

إنا نحن نزلنا الذكر وإنا له لحافظون

إنه لقرآن كريم في كتاب مكنون لا يمسه إلا المطهرون تنزيل من رب العالمين

Ang Tagapangalaga ng Dalawang Marangal na Masjid na si Haring Salman bin Abdul-A'ziz Al-Saud ang Hari sa Kaharian ng Saudi Arabia ay Kanyang Ikinararangal na Ipag-utos ang Paglimbag ng Pagsasalin ng mga Kahulugan ng Maluwalhating Qur'an.


تشرف بالأمر بطباعة هذه الترجمة لمعاني القرآن الكريم

خادم الحرمين الشريفين الملك سلمان بن عبدالعزيز آل سعود

ملك المملكة العربية السعودية

# ترجمة معاني القرآن الكريم

## إلى اللغة الفلبينية (التغالوغ)

ترجمة:

الدكتور/ أبو الخير تراسون

الشيخ/ بديع الزمان سالم ساليا

أ. محمد رودريجيس

مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف
بالمدينة المنورة

Ito ay Isang Kaloob para sa Allah
Mula sa Tagapangalaga ng Dalawang
Marangal na masjid na si Haring Salman bin
Abdul-A'ziz Al-Saud
Hindi ito Maaring Ipagbili
Ipinamamamahagi lamang nang libre

# Ang Pagsasalin ng mga Kahulugan ng Maluwalhating Qur'an Sa Wikang Filipino (Tagalog)

Isinalin nina:

**Dr. Aboulkhair S. Tarason,**
**Sheikh Badi`uzzaman Salim Saliao,**
**at Muhammad M. Rodriguez**

**KING FAHD COMPLEX**
**para sa Paglilimbag ng Banal na Qur'an**
sa Al-Madinah Al-Munawwarah

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

# مقدمة

بقلم معالي الشيخ الدكتور

**عبد اللطيف بن عبد العزيز بن عبد الرحمن آل الشيخ**

وزير الشؤون الإسلامية والدعوة والإرشاد

المشرف العام على المجمع

الحمد لله رب العالمين، القائل في كتابه الكريم:

﴿قَدۡ جَآءَكُم مِّنَ ٱللَّهِ نُورٞ وَكِتَٰبٞ مُّبِينٞ﴾.

والصلاة والسلام على أشرف الأنبياء والمرسلين، نبينا محمد ﷺ، القائل: «**خيركُم مَن تعلَّم القرآن وعلَّمه**».

أما بعد:

فإنفاذاً لتوجيهات خادم الحرمين الشريفين، الملك سلمان بن عبد العزيز آل سعود -حفظه الله- بالعناية بكتاب الله، والعمل على تيسير نشره، وتوزيعه بين المسلمين في مشارق الأرض ومغاربها، وتفسيره، وترجمة معانيه إلى مختلف لغات العالم.

وإيماناً من وزارة الشؤون الإسلامية والدعوة والإرشاد بالمملكة العربية السعودية، بأهمية ترجمة معاني القرآن الكريم، إلى جميع لغات العالم المهمة؛ تسهيلاً لفهمه على المسلمين الناطقين بغير العربية، وتحقيقاً للبلاغ المأمور به في قوله ﷺ: «**بلِّغوا عنِّي ولو آية**».

وخدمــــةً لإخواننا الناطقين بلغة التغالوغ، يطيـــب لمجمع الملك فهد لطباعـــة المصحف الشريف بالمدينة المنورة، أن يقدم للقارئ الكريم هذه الترجمة للتفســـير الميسر إلى لغة التغالوغ، الـــتي أعدّها المكتب التعاوني بالصناعية بجدة، وقام بالترجمة الدكتور أبو الخير تراســـون، الشـــيخ بديع الزمان ســـالم ســـالياو، ومحمد رودريجيز، وراجعها من قبل المجمع الشيخ عبد الله أبتاهي.

ونحمد الله ســـبحانه وتعالى أن وفق لإنجاز هذا العمل العظيم، الذي نرجو أن يكون خالصاً لوجهه الكريم، وأن ينفع به الناس.

إننـــا لندرك أن ترجمة معـــاني القرآن الكريم - مهمـــا بلغت دقتها - ســـتكون قاصرة عن أداء المعاني العظيمة الـــتي يدل عليها النص القرآني المعجز، وأن المعاني التي تؤديها الترجمة إنما هي حصيلة ما بلغه علم المترجم في فهم كتاب الله الكريم، وأنه يعتريها ما يعتري عمل البشر كلّه من خطأ ونقص.

ومن ثم نرجـــو من كل قارئ لهذه الترجمة، أن يـــوافي مجمع الملك فهد لطباعـــة المصحف الشريف بالمدينة النبوية، بما قد يجده فيها من خطأ أو نقص أو زيادة؛ للإفادة من الاستدراكات في الطبعات القادمة إن شاء الله.

والله الموفق، وهو الهادي إلى ســـواء الســـبيل، اللّٰهُمَّ تقبل منّا إنّك أنت السميع العليم.



Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin,
ang Pinakamaawain at Ganap na Mapagmahal

## Paunang Salita

Mula sa Kagalang-galang na Ministro ng Islamic Affairs,
Da`wah and Guidance' at Pangkalahatang
Tagapamahala ng King Fahd Complex na si
Shiekh Dr. Abdullatif bin Abdul-A'ziz bin Abdurrahman Âl ash-Sheikh.

Ang lahat ng papuri ay bukod-tangi na para lamang sa Allâh na Rabbil` Âlamîn, na nagsabi sa Kanyang Maluwalhating Qur'ân: **"Katotohanan, dumating sa inyo mula sa Allâh ang liwanag at malinaw na aklat."** At ang pagpapala at kapayapaan ay mapasa pinakamarangal sa lahat ng mga Propeta at mga Sugo, ang ating Propetang si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), na nagsabi: **"Ang higit na pinakamabuti sa inyo ay siya na pinag-aralan ang Qur'ân at ito ay kanyang itinuro."**

Bilang pagsunod sa atas ng Tagapangalaga ng Dalawang Sagradong Masjid, Haring Salman bin Abdul-A'ziz Al-Saud – pangalagaan nawa siya ng Allâh – sa kanyang labis na pagbibigay halaga sa Aklat ng Allâh para sa anumang nararapat para dito na paglilimbag, pamamahagi sa mga Muslim sa lahat ng dako ng daigdig, pagsasagawa ng mga kapaliwanagan at pagsasalin ng mga kahulugan nito sa iba't ibang wika ng mundo;

At ganoon din, dahil sa matibay na Pananampalataya ng Ministro ng Islamic Affairs, Da`wah and Guidance sa Kaharian ng Saudi Arabia sa kahalagahan ng pagsasalin ng mga kahulugan

ng Qur'ân Al-Kareem sa lahat ng mahahalagang wika ng buong daigdig upang madaling maintindihan ng mga Muslim na hindi nagsasalita ng wikang Arabic, at bilang pagganap sa ipinag-utos na pagpaparating ng mensahe ng Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) na kanyang sinabi: **"Ipahayag ninyo ang aking mensahe kahit na isang Âyah lamang mula rito."**

At sa pananaw na mapaglingkuran ang mga kapatid naming nagsasalita ng wikang Filipino (Tagalog), ay ikinalulugod ng **King Fahd Complex for the Printing of the Holy Qur'ân,** sa Al-Madinah Al-Muwarrah, na igawad sa kapita pitagan na mga mambabasa ang pagsasalin ng **At-Tafseer Al-Muyassar** [Ang Pinadaling kapaliwanagan ng *Al-Qur'ân Al-Kareem*] tungo sa wikang Filipino (Tagalog) na inihanda nina: Dr. Aboulkhair S. Tarason, Sheikh Badi`uzzaman Salim Saliao, at Muhammad M. Rodriguez, sa ilalim ng pamamahala ng I.C.D.O. (Industrial City Da`wah Office) sa Jeddah, Kaharian ng Saudi Arabia, at sinuri ng isang nagmula sa Al-Mujamma`na si Ash-Sheikh Abdullâh Abtahi.

At pumupuri kami sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Siyang nag-gabay sa pagtatapos ng dakilang gawaing ito na kung saan ay dinadalangin namin na ito›y maging wagas lamang para sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at maging kapaki-pakinabang para sa mga tao.

Tunay na nababatid namin nang lubusan ang katotohanan na ang salin ng mga kahulugan ng Maluwalhating Qur'ân, kahit na gaano man kawasto ang pagsasalin o kadalubhasa ng tagapagsalin ng kahulugan nito ay magkakaroon pa rin ng kakulangan sa paghahayag sa napakalawak at napakayamang mga kahulugan ng Mahimalang mga talata na ipinahahayag ng orihinal, at ang pagsasalin ng mga kahulugan na isinagawa ng tagapagsalin ay bunga lamang ng kaalaman na inabot ng kanyang pang-unawa sa mga talata ng Aklat ng Allâh na Maluwalhati,

at tiyak na hindi ito ligtas na mahaluan ng anumang bagay na siyang likas sa bawat pagpupunyagi at pagsisikap na gawa ng tao na tulad ng kakulangan, balakid at kamalian. Kami samakatuwid, ay malugod na nagmumungkahi sa bawat mambabasa ng saling ito, na iparating niya sa Mujamma` ang anumang kanyang matagpuan na pagkakamali o kakulangan, o di kaya ay pagdaragdag, upang ito ay maiwasto sa mga susunod pang paglilimbag, In-shâ-Allâh, (kapag ipinahintulot ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

Ang Allâh ang Siyang nagkakaloob ng tagumpay at gabay tungo sa Matuwid na Landas. O Allâh, tanggapin Mo po (ang paglilingkod na) ito sa amin! Katiyakan, Ikaw ang Ganap na Nakaririnig at Ganap na Nakaaalam ng lahat ng bagay.



# Ang Pagsasaling-Wika ng mga Kahulugan ng Banal na *Qur'ân* Paunang Salita

Ang *Qur'ân* ay salita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinahayag ang mga titik at kahulugan nito sa kanyang Sugo na si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) bilang awa sa sanlibutan, (na ang kanyang katangian ay) tagapagdala ng magandang mensahe (sa sinumang naniwala at gumagawa ng kabutihan), tagapagbabala sa sinumang gumagawa ng kasamaan, at siya rin ay isang tagapaghikayat patungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng Kanyang kapahintulutan at malinaw na liwanag.

Ang mga sumusunod ay maikling pagpapakilala hinggil sa *Qur'ân* at hinggil sa mensahe nito:

## I: Ang kahulugan ng *Qur'ân* na Maluwalhati, at ang mga pangalan at mga katangian nito:

Ang *Qur'ân* ay salita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na ibinaba Niya sa kanyang Sugo na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), na ginawang rebelasyon sa kanya ang mga titik at mga kahulugan nito, na naitala (o naisulat) sa Mushaf, na naipaabot sa atin nang magkakasunud-sunod na pagsalaysay, at itinuturing ang pagbasa nito na isang uri ng pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang siyang nagbansag (o nagpangalan) sa rebelasyon na Kanyang ibinaba sa Kanyang

Sugo na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) na "Al-*Qur'ân*,"[1] sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿إِنَّا نَحْنُ نَزَّلْنَا عَلَيْكَ ٱلْقُرْءَانَ تَنزِيلًا﴾ [الإنسان: ٢٣].

Batay sa salin ng kahulugan: "*Katotohanan! Ibinaba Namin sa iyo, O Muhammad* (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ)*, ang Qur'ân nang yugtu-yugto* (paunti-unti)." [Al-Insân:23].

At ito'y sapagkat ang kalagayan ng *Qur'ân* ay binabasa at hindi maaaring layuan o talikuran.

Pinangalanan din ito ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na *"Al-Kitâb"* (o Aklat),[2] sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿إِنَّآ أَنزَلْنَآ إِلَيْكَ ٱلْكِتَٰبَ بِٱلْحَقِّ﴾ [النساء:١٠٥].

Batay sa salin ng kahulugan: "*Katotohanan, ibinaba Namin sa iyo, (O Muhammad* صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ*) ang Aklat (Al-Kitâb) na ang nilalaman nito ay makatotohanan.*" [An-Nisâ`:105].

At ito'y sapagkat ang *Qur'ân* ay isinusulat at hindi binabaliwala.

At binansagan din ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang *Qur'ân* na: *Furqân* (ang pamantayan sa pagitan ng katotohanan at kamalian), Dhikr (ang paalala), *Hûda* (ang gabay), *Nûr* (ang liwanag), *Shifâ`* (ang gamot o lunas), *Hakeem* (ang punung-puno ng kaalaman), *Maw`idhah* (isang aral), at iba pang mga katangian na nagpapatunay hinggil sa kadakilaan ng *Qur'ân* na Maluwalhati at sa pagiging ganap ng mensahe nito.

Ang salitang Mushaf naman ay hango mula sa salitang Suhuf (leaf o dahon ng kahoy) na kung saan ay unang isinulat dito ang

---

1 'Al-*Qur'ân*:' Ang literal na kahulugan nito ay: 'Isang bagay na binabasa.'

2 'Al-Kitâb:' Ang literal na kahulugan nito ay: 'Aklat.'

*Qur'ân*, ito ay katawagan na ginamit ng mga Sahâbah bilang katawagan sa aklat na naisulat ang *Qur'ân* sa mga pahina nito.

Ang *Qur'ân* ay rebelasyon mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na ito ay ipinahayag (dinala) ni Anghel *Jibreel* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa puso ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿ وَإِنَّهُۥ لَتَنزِيلُ رَبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ۞ نَزَلَ بِهِ ٱلرُّوحُ ٱلۡأَمِينُ ۞ عَلَىٰ قَلۡبِكَ لِتَكُونَ مِنَ ٱلۡمُنذِرِينَ ۞ بِلِسَانٍ عَرَبِيّٖ مُّبِينٖ ﴾ [الشعراء: ١٩٢-١٩٥].

Batay sa salin ng kahulugan: *"At walang pag-aalinlangan, ang Qur'ân na ito, ay kapahayagan mula sa 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha, na dinala ng 'Ruhul Ameen' – ang Mapagkakatiwalaang Espiritu (o Espiritu ng Katotohanan) na si Anghel Jibreel (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at kanya itong binigkas sa iyo, O Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), hanggang sa ito ay naunawaan ng iyong puso; upang maging kabilang ka sa mga Sugo ng Allâh na binabalaan nila ang kanilang sambayanan (hinggil sa parusa ng Allâh سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ). Ipinahayag ito sa iyo ni Anghel Jibreel (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa wikang 'Arabic' na malinaw ang pakahulugan at malinaw ang tinutukoy na katibayan."* [Ash-Shu`arâ`:192-195].

At si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) ay hindi kakaiba sa mga naunang Sugo hinggil sa bagay na ito, sapagkat ang lahat ng mga kapatid niyang Sugo (`Alayhimus-salâm) ay dinadalhan din sila ni Anghel *Jibreel* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng rebelasyon mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na kung saan ay pinipili ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang sinumang nais Niya mula sa mga tao na Kanyang pagkakatiwalaang magdadala ng dakilang responsibilidad na ito. Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿ ٱللَّهُ يَصۡطَفِي مِنَ ٱلۡمَلَٰٓئِكَةِ رُسُلٗا وَمِنَ ٱلنَّاسِۚ إِنَّ ٱللَّهَ سَمِيعُۢ بَصِيرٞ ﴾ [الحج:٧٥].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay pumipili mula sa Kanyang mga anghel ng mga Sugo tungo sa Kanyang mga Propeta, at pumipili rin ng*

*tao bilang Kanyang mga Sugo; upang iparating ang Kanyang mga mensahe tungo sa mga tao. Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang 'Samee`' – Ganap na Nakakarinig sa mga sinasabi ng Kanyang mga Alipin, na 'Baseer' – Ganap na Nakababatid sa lahat ng bagay."* [Al-Hajj:75].

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang higit na nakababatid kung sino ang nararapat para rito at kung sino ang di-nararapat para rito. Dahil ang lahat ng nilikha ay Siya ang naglikha, sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى):

﴿ وَرَبُّكَ يَخْلُقُ مَا يَشَاءُ وَيَخْتَارُ ﴾ [القصص : ٦٨].

Batay sa salin ng kahulugan: *"At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na iyong 'Rabb' ay nililikha Niya ang anuman na Kanyang nais na likhain, at pinipili Niya sa pamamagitan ng Kanyang pagmamahal ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang nilikha."* [Al-Qasas:68].

## II: Ang Pagbaba ng Qur'ân:

Nag-umpisa ang pagbaba ng rebelasyon kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) sa araw ng Lunes noong ikalabimpitong araw ng buwan ng Ramadhân, taong 610 A.D. sa kuweba ng Hira (sa isang bundok sa Makkah), na kung saan doon ay ipinahayag sa kanya ni Anghel *Jibreel* (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang talatang ito:

﴿ ٱقْرَأْ بِٱسْمِ رَبِّكَ ٱلَّذِى خَلَقَ ۞ خَلَقَ ٱلْإِنسَٰنَ مِنْ عَلَقٍ ۞ ٱقْرَأْ وَرَبُّكَ ٱلْأَكْرَمُ ۞ ٱلَّذِى عَلَّمَ بِٱلْقَلَمِ ۞ عَلَّمَ ٱلْإِنسَٰنَ مَا لَمْ يَعْلَمْ ﴾ [العلق:١-٥].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Bigkasin mo, (O Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), ang anumang ipinahayag sa iyo sa Pangalan ng iyong 'Rabb' na Siya ang lumikha ng lahat ng tao mula sa namuong dugo na malapot. Bigkasin mo, (O Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ang anumang ipinahayag sa iyo! At katiyakan, ang iyong 'Rabb' ay*

*sagana sa kabutihan, na Siya ang nagturo sa Kanyang nilikha ng pagsusulat sa pamamagitan ng panulat, na tinuruan Niya ang tao ng bagay na hindi nito alam."*

[Al-`Alaq:1-5].

Kung kaya ito ang naging kauna-unahang talata sa *Qur'ân* na ibinaba kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ).

Pagkatapos (ng pangyayaring ito) ay umuwi si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) sa kanyang pamilya na may pangamba at pagkatakot sa kanyang sarili. At pagkaraan niyang maikuwento ang nangyari sa kanyang asawa na si Khadijah bint Khuwailid *(radiyAllâhu `anha)* ay kanyang sinabi: *"Ako'y labis na nangamba sa aking sarili."* Sinabi ni Khadijah *(radiyAllâhu `anha): "Huwag kang mangamba at matakot! Kundi asahan mo ang mabuting bagay. Sapagkat ako ay sumusumpa sa Ngalan ng Allâh na kailanman ay di ka Niya pababayaan, dahil ikaw ay nakikitungo nang maayos sa iyong mga kaanak, matapat ka sa iyong pananalita, tumutulong ka sa mga nangangailangan, pinapakitaan mo nang maayos na pagtanggap ang iyong mga panauhin, at tumutulong ka sa anumang sakuna na nangyayari sa tao sa panig ng katotohanan."* Pagkatapos ay dinala siya ni Khadijah *(radiyAllâhu `anha)* patungo kay Waraqah ibnu Nawfal, na isang taong maalam, kung saan ay sinabi sa kanya ni Khadijah: *"O aking Tiyuhin! Makinig ka sa sasabihin sa iyo ng anak ng iyong kapatid,"* at pagkaraang isinalaysay sa kanya ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ang tungkol sa kanyang nakita, sinabi ni Waraqah ibnu Nawfal; *"Iyan ang anghel na nagpahayag din kay Propeta Mûsa (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), sana ako ay may lakas pa at nasa kabataang edad pa sa oras na ikaw ay itataboy ng iyong mga kababayan."* Pagkatapos si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ay nagtanong: *"Ako ba ay tiyak na kanilang itataboy?"* Sinabi ni Waraqah: *"Oo! Wala pang ni isang tao ang nagtangan ng dinadala mo kundi siya ay pinerwesyo. At kung sakaling*

*maabutan ko pa ang araw mo ay matapat kitang tutulungan."* At pagkatapos ng pakikipag-usap na iyon ay namatay si Waraqah paglipas lamang ng maikling panahon.

Ang *Qur'ân* ay hindi ibinaba kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيْهِوَسَلَّمَ) nang minsanan lamang, kagaya ng pagpapahayag ng mga naunang banal na kasulatan sa mga naunang Propeta *(`Alayhimus-salâm)*, bagkus ang *Qur'ân* ay ibinaba nang yugtu-yugto, o sa magkakahiwalay na panahon sa loob ng dalawampu't tatlong taon, kung minsan ang ibinababa ay buong kabanata ng *Qur'ân* nang minsanan, at kung minsan naman ay ilang talata *(Âyah)* lamang mula sa isang kabanata.

At ang layunin kung kaya ibinaba ang *Qur'ân* sa magkakahiwalay na panahon (yugtu-yugto)[1] ay upang lalo pang maging matatag ang kalooban ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيْهِوَسَلَّمَ) sa pamamagitan ng pabalik-balik na pagdala ni Anghel *Jibreel* (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) ng rebelasyon. Na kung saan ito ay upang lalong mapalakas at mapatatag nang maigting ang pakikipagharap ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيْهِوَسَلَّمَ) sa mga pagsuway ng *Mushrikeen* at mula sa paglabag nila sa anumang ipinahayag kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيْهِوَسَلَّمَ) sa umpisa ng pagkasugo sa kanya. Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ):

﴿وَقَالَ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ لَوْلَا نُزِّلَ عَلَيْهِ ٱلْقُرْءَانُ جُمْلَةً وَٰحِدَةً ۚ كَذَٰلِكَ لِنُثَبِّتَ بِهِۦ فُؤَادَكَ ۖ وَرَتَّلْنَٰهُ تَرْتِيلًا﴾ [الفرقان:٣٢].

Batay sa salin ng kahulugan: *"At sinabi ng mga yaong di-naniniwala: 'Bakit hindi na lang ipinahayag nang minsanan ang Qur'ân kay Muhammad?* Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): *"Ganoon Namin ipinahayag sa iyo, O Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيْهِوَسَلَّمَ), ang Dakilang Qur'ân nang hindi minsanan* (baha-

1 Tingnan: *Tafseer At-Tabari,* Tomo 19, pahina 10

bahagi); *upang patibayin ang iyong puso at upang maragdagan ang iyong kapanatagan na maintindihan at makakayanan mong sundin, at ito ay Aming ipinahayag sa iyo nang yugtu-yugto."*
[Al-Furqân:32].

Isa pa sa mga magandang layunin kung kaya ibinaba ang *Qur'ân* nang yugtu-yugto ay alang-alang sa isang napakahalagang katuruan; ito ay ang pagtuturo sa mga mananampalataya ng karunungan at mga batas hinggil sa *Islâm* sa paraang paunti-unti (bai-baitang), upang mapadali para sa kanila ang pag-aaral at pag-unawa sa mga katuruan nito. Gayundin, upang mapadali sa kanila ang paglayo mula sa kadiliman ng anumang nakagisnan nilang kamangmangan, kawalan ng pananampalataya at pagtatambal sa pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) patungo sa liwanag ng pananampalataya, at pagkilala sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at ng kaalaman.

## III: Ang Pagkakasulat ng Qur'ân:

Kabilang sa mahalagang paraan ng mga nangangalaga sa mga salaysay ay ang pagsusulat nito. Ang anumang salita na hindi naisulat ay isang dahilan upang ito ay makalimutan, at dahil sa ang *Qur'ân* ay ipinahayag bilang gabay sa sanlibutan hanggang sa huling araw, nararapat na ito ay maisulat.

Katunayan ay nagtamo ng malaking pagpapahalaga ang pagsulat ng *Qur'ân* mula kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), katiyakan ay ipinag-utos niya sa kanyang mga kasamahan na marunong magsulat na isulat ang *Qur'ân*, bukod pa rito ay ginawa niya silang mga tagapagsulat ng rebelasyon, na isa sa mga pinakakilala mula sa kanila ay si Zayd bin Thabit Al-Ansâri (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنۡهُ).[1]

1 Tingnan: *Tafseer At-Tabari,* Tomo-I, pahina 28

At sa tuwing may ibinababang rebelasyon kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ay kaagad niya itong isinasaulo at pagkatapos ay kanya itong idinidikta sa isa sa kanyang mga kasamahan upang maisulat nila ito. Sinasabi ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ): *"Ilagay ninyo ang Âyah (o talata) na ito sa isang Sûrah (kabanata) ng Qur'an na may nakasaad na ganito at ganyan.."*[1] na kung saan ay kanyang tinutukoy sa kanila kung aling Sûrah sa *Qur'ân* at kanyang iniuutos sa kanila na isulat nila ang mga talata ng *Qur'ân* sa naturang Sûrah. Pagkatapos noon ay saka niya inuutusan ang mga Sahâbah na pag-aralan at isaulo ang naibabang talata mula sa *Qur'ân*. At si ganitong paraan ay naisulat ang buong *Qur'ân* sa panahon ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) sa mga dahon ng kahoy (at sa mga balat ng hayop).[2]

At sa bawat taon ay nakikipagharap ang Anghel *Jibreel* (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) upang pag-aralan ang *Qur'an*, at sa taon na namatay si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ay dalawang beses binasa ni Anghel *Jibreel* (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang *Qur'ân* kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) nang magkakasunud-sunod ang mga kabanata at mga talata nito, katulad sa nakasaad sa Mushaf (aklat) na ginagamit ng mga Muslim sa ngayon. Ito ay bilang patunay sa sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿إِنَّ عَلَيْنَا جَمْعَهُۥ وَقُرْءَانَهُۥ ۝ فَإِذَا قَرَأْنَٰهُ فَٱتَّبِعْ قُرْءَانَهُۥ﴾ [القيامة: ١٧-١٨].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Katiyakan, pagsasama-samahin Namin ito sa iyong kalooban, pagkatapos ay mabibigkas mo ito sa pamamagitan ng iyong dila kung kailan mo ito naisin. Na kung kaya, kapag binigkas ito sa iyo – ng Aming Sugo na si (Anghel) Jibreel (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ)*

---

1 Naiulat ni *Abi Dawud* (786), *Tirmidhi* (3086), at naiulat din ni Al-Hakim sa Kanyang aklat na Al-Mustadrak (3325) at siya ay nagsabi: *'Ang Hadith na ito ay Saheeh (mapapanaligan ang pinanggalingan nito).'*

2 Naiulat ni Imâm *Al-Bukhâri*, (4592-4593).

*– ay makinig ka sa pagbibigkas niya at tumahimik ka para rito, pagkatapos ay saka mo bigkasin na katulad ng ginawa niya na pagkabigkas sa iyo, pagkatapos ay walang pag-aalinlangan."* [Al-Qiyâmah:17-18].

At sinabi rin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ):

﴿ سَنُقۡرِئُكَ فَلَا تَنسَىٰٓ ﴾ [الأعلى:٦].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Walang pag-aalinlangan, (O Muhammad صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) na bibigkasin Namin sa iyo, ang Qur'ân na ito sa paraang hindi mo na makalilimutan."*

[Al-A`lâ:6]

## IV: Ang Pagkakalikom ng Qur'ân sa Isang Aklat:

Pagkaraan ng pagkamatay ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) ipinag-utos ni Abu Bakr As-Siddiq (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ) na siyang humalili kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) na tipunin ang *Qur'ân* sa maayos na pagkakasulat nito sa iba't ibang pahina. Ito ay sa pangamba na baka mawala ang anumang bahagi ng *Qur'ân* kapag mamatay ang mga Sahâbah na nakasaulo nito o di kaya ay sa pagkakasira ng mga balat ng hayop na pinagsulatan nito. Kung kaya, ang gawaing ito ay pinangunahan ng tagasulat ng Wahî (rebelasyon) na si Zaid Ibn Thabit (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ), kaya pagkatapos niya itong suriin at tiyakin ang pagkakatugma nito sa nakaukit sa mga balat ng hayop at sa naisaulo ng mga Sahâbah; itinago ang mga naturang kopya sa bahay ni Abu Bakr As-Siddiq (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ), na ito ay nanatili roon hanggang sa siya ay binawian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng buhay. Pagkatapos ng pagkamatay ni Abu Bakr (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ) ay nanatiling nakatago ang kopyang iyon sa bahay ng pangalawang *Khalîfah* na si `Umar (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ), at pagkatapos naman ng pagkamatay ni `Umar (رَضِيَٱللَّهُعَنۡهُ) ay lumipat ang pangangalaga nito sa bahay ng asawa ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) na si Hafsah bint `Umar *(radiy Allâhu `anha)*.[1]

1 Sahih Al-Bukhâri (4986), Tirmidhi (3103), Musnad Al-Imâm Ahmad (76).

Sa paglaganap at pagdami ng mga Muslim, kinailangan nila ang magkaroon ng kani-kanyang kopya ng *Qur'ân* upang basahin nila. Kung kaya, nagmungkahi ang ilan sa mga *Sahâbah* sa *Khalîfah Ar-Rashid* na si `Uthman Ibnu Affan (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنْهُ) na dapat magkaisa ang mga tao sa iisang kopya lamang ng *Qur'ân* ng isang Imâm na susundin nila ang paraan ng kanyang pagbasa. Alinsunod dito, ipinag-utos ni `Uthman (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنْهُ) sa iilan sa mga nakasaulo ng *Qur'ân* na marunong sa pagsusulat na gampanan ang naturang gawain, kung kaya, ito ay pinangunahan ni Zaid Bin Thabit (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنْهُ). Na kung saan ginawa nilang batayan ang nabuong *Qur'ân* na nakasulat sa iba't ibang piraso ng balat ng mga hayop mula pa noong panahon ni Abu Bakr (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنْهُ), pagkatapos saka nila binuo ang naturang mga pira-pirasong pinagsulatan ng *Qur'ân (Suhuf)* sa iisang kopya lamang, at pagkatapos kumopya sila mula rito ng maraming kopya at saka nila pinadalhan ang bawat malalaking bayan ng mga Muslim ng tig-iisang kopya nito. At ipinag-utos sa kanila na komopya mula rito ng maraming kopya.

Lahat ng kilalang kopya ng *Qur'ân* sa buong mundo sa ngayon, maging ito man ay mula sa sulat-kamay o di kaya ay ang mga naimprinta sa mga palimbagan *(Printing Press)*; lahat nito ay nagmula sa mga naturang kopya na ipinadala sa iba't ibang lugar, na kung saan ay walang ipinagkaiba ang mga ito sa nilalaman at sa pagkakaayos o pagkakasunud-sunod.

Hanggang sa ngayon ay patuloy ang pagpapahalaga ng mga Muslim sa paglimbag ng kopya ng *Qur'ân* at paggamit ng mga makabagong kagamitan at mga teknolohiya upang maisakatuparan ang pinakamataas na antas ng kalidad at kaayusan sa pagsusulat ng mga teksto ng *Qur'ân* na tumutugma ang guhit ng pagkakasulat nito mula pa noong panahon ni `Uthman Ibnu Affan (رَضِيَ ٱللَّهُ عَنْهُ), na ito ang tinatawag na *Rasm Al-`Uthmanie* (sulat-kamay na *`Uthmanie*).

Itinuturing ang King Fahd Complex for the Printing of the Holy *Qur'ân* sa Al-Madinah Al-Munawwarah na isa sa mga tanyag na palatandaan na nagpapatunay sa napakalaking pagpapahalaga sa *Qur'ân*, na ito ay nagpapatunay hinggil sa pagsusumikap ng mga namumuno sa Kaharian ng Saudi Arabia sa Aklat ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at nagpapatunay sa kanilang paglilingkod sa *Qur'ân* at sa sambayanang Muslim upang maging madali sa kanila ang pagtamo ng kopya nito sa pinakamagandang uri ng disenyo ng paglimbag at pagsasaaklat nito.

## V. Ang Pagkakasunud-sunod ng *Qur'ân* at ang paghahati-hati nito:

Nagsisimula ang *Qur'ân* sa *Sûrah Al-Fâtihah* at nagtatapos naman sa *Sûrah An-Nâs*, na ito ay binubuo ng 114 na *Sûrah* (kabanata); ang pagkakaayos na ito ay batay sa nakasaad sa ipinahayag ni Propeta Muhammad (صَلَّىٰ ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), at hindi pinagbabasihan ang pagkakapahayag nito, sapagkat ang kauna-unahang *Sûrah* na ibinaba ay *Sûrah Al-`Alaq*, samantalang ang kinalalagyan nito sa *Qur'ân* ay ika-96 na kabanata. Katiyakan! Alam na alam ng mga *Sahâbah* ang pagkakasunud-sunod ng *Qur'ân* mula sa pagbabasa ni Propeta Muhammad (صَلَّىٰ ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ).[1]

Hinahati ang kopya ng *Qur'ân* sa ngayon sa tatlumpung bahagi *(Juz`)* na ang bawat Juz` ay nahati sa dalawang *Hizb* (hati) at ang bawat *Hizb* ay nahati sa apat na parte (tinatawag ang bawat hati nito na *rubu`*). Ang paghahati-hating ito ay karamihang nagmula sa pagsisikap ng mga dalubhasang Paham o Iskolar ng Islâm. Ito ay upang mapadali ang pagbabasa ng *Qur'ân* para sa sambayanang Muslim.

---

1 Nabanggit ito ni Ad-darini sa kanyang aklat na Al-Muqni` (ikawalong pahina) mula sa nakasaad kay Imâm Mâlik Ibnu Anas.

## VI. Ang Pag-aaral ng *Qur'ân*:

Malaking pagpapahalaga ang inilaan ng mga Muslim sa pag-aaral ng *Qur'ân*, sa pagsasaulo ng teksto nito at sa pagbabasa sa paraan kung paano ito ipinahayag ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ). Na kung saan ay itinuro ng mga Qurra (dalubhasang mambabasa o nakasaulo ng *Qur'ân*) sa mga Tabi`een ang pagbabasa nito hanggang sa naisaulo nila ang teksto ng mga ito. Gayundin, kanilang pinag-aralan ang bawat Âyah nito hanggang sa naunawaan nila ang mga nais ipakahulugan nito. Kung kaya, kapwa natutunan nila ang kaalaman at ang pagsasabuhay ng kaalamang natutunan nila. Hanggang sa nakapagtayo ang mga *Tabi`een* ng mga paaralan para sa pagbabasa ng *Qur'ân*. Na kung saan ay pinanatili nila ang anumang natutunan nila mula sa mga Sahâbah na pamamaraan ng pagbabasa nito, ang wastong paraan ng pagbigkas nito, ang bilang ng mga titik at mga salita nito, ang pagkakasunud-sunod ng mga Sûrah at mga Âyah nito. Kung kaya, nanatili ang *Qur'ân* na pinag-aaralan, isinasaulo, at binabasa ng isang mag-aaral mula sa kanyang tagapagturo na dalubhasa at Hafiz (o taong naisaulo ang buong *Qur'ân*) sa paraang verbal (letra por letra) sa malinaw na wikang Arabic, na animo'y napakasariwa pa rin nito na katulad ng pagkakapahayag kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) hanggang sa araw na ito.

Ang *Qur'ân* ay binabasa sa magkakaibang paraan ng pagbasa, na ibig sabihin nito ay ang pamamaraan ng pagbigkas ng mga titik nito at tono ng pagbabasa nito. Na siyang pamamaraan na minana ng mga Tabi`ûn mula pa sa mga Sahâbah na natutunan naman nila mula kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), na kung saan, ang mga paraang ito ay kanyang pinahintulutan o sinang-ayunan. Itinuturing na ang pinakakilalang paraan ng pagbabasa sa panahon natin ngayon ay ang pagbabasa ni Asim batay sa naiulat ng isa sa kanyang mga mag-aaral na si Hafs bin Sulaymân; gayundin, ang pagbabasa ni *Nafi`* batay sa naiulat ng isa sa kanyang mag-aaral na si *`Uthman bin Sa`eed* na kilala sa

pangalang *Warsh*; gayundin, ang naiulat ni *Ad-Dûri`* mula kay *Abu `Amr Al-Basri*, at ang naiulat ni *Qalûn* mula kay *Nafi`*.

## VII. Ang Tafseer (Pagpapaliwanag) ng *Qur'ân*:

Ang ibig sabihin ng Tafseer o pagpapaliwanag ng *Qur'ân* ay ang paglilinaw ng mga kahulugan nito.[1] At hindi maaaring maunawaan ang anumang salita maliban lamang kung pag-aaralan nang masinsinan ang mga ipinapakahulugan at ang mga ipinapahiwatig nito. Katiyakan, hinimok ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang isang mambabasa ng *Qur'ân* na unawain ang mga kahulugan nito, sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿كِتَٰبٌ أَنزَلۡنَٰهُ إِلَيۡكَ مُبَٰرَكٞ لِّيَدَّبَّرُوٓاْ ءَايَٰتِهِۦ وَلِيَتَذَكَّرَ أُوْلُواْ ٱلۡأَلۡبَٰبِ﴾ [ص: ٢٩].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Ang Aklat na ito, (O Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) na Aming ibinaba sa iyo ay punung-puno ng biyaya; upang suriin nila ang mga talata nito, at upang makaalaala (sa Allâh سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang mga taong nagtatangan ng matitinong pag-iisip."* [Sãd:29].

Ang pagsusuri samakatuwid ay nangangahulugan na pag-unawa.

Katunayan! Si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) ay ipinapaliwanag niya sa mga Sahâbah ang anumang di nila nauunawaan mula sa *Qur'ân*.[2] Subalit ang pagiging dalubhasa nila sa wikang Arabic noon at ang pagbaba ng *Qur'ân* sa sariling wika nila ay siyang sanhi na hindi na nila kinailangan pa ng maraming katanungan hinggil sa mga kahulugan ng *Qur'ân*. Subalit habang tumatagal ang panahon ay lalong nangangailangan ang mga tao hinggil sa kaalaman sa Tafseer.

1 Tingnan ang aklat na Al-Burhân, isinulat ni Az-Zarkashie.

2 Tingnan: Tafseer At-Tabari (1/37), gayundin ang aklat na Muqaddimah fi `Usool At-Tafseer, na isinulat ni Ibnu Taymiyah, pahina 35.

Nabuo sa pamamagitan ng mga salitang nalikom at nakasaad mula kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), sa mga Sahâbah at sa mga Tabi`een ang tungkol sa Tafseerul *Qur'ân* (kapaliwanagan sa *Qur'ân*), at tumubo ang binhi ng kaalaman hinggil sa Tafseer. Na ito ay tinawag noon na 'At-Tafseer Al-Ma`thûr' (ang kapaliwanagan ng *Qur'ân* batay sa mga nakasaad). Ito ay itinuturing na pinakamahalagang sangkap sa pag-unawa ng *Qur'ân*, dahil ito ang nagpapaliwanag sa atin ng tungkol sa naunawaan ng mga sinaunang henerasyon sa mga talata ng *Qur'ân*, ito ay sa pagiging dalubhasa at likas na bihasa sa wikang Arabic ng mga naunang henerasyon, at sa mga nakita at nasaksihan nilang pangyayari at mga kalagayan na naganap sa panahon ng pagbaba ng *Qur'ân*.

## (1) Ang Dalawang Uri ng Tafseer:

Iba't iba ang tinahak na direksyon ng mga maalam sa Tafseer tulad din ng pagkakaiba-iba nila sa kanilang pinagdalubhasaang kaalaman. May Tafseer na binibigyang-halaga ang patungkol sa wika ng *Qur'ân*, at may Tafseer naman na binibigyang-halaga ang mga batas na nakasaad sa *Qur'ân* (Fiqh). At mayroon namang Tafseer na binibigyang-halaga ang patungkol sa Kasaysayan, Pangkaisipan, Asal at iba pa. Dahil dito, binahagi ng mga maalam sa Islâm ang Tafseer sa dalawang bahagi:

***UNA:*** *'Tafseer bil Ma`thûr,'* ito ay Tafseer na nagmula kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at sa kanyang mga Sahâbah at sa mga taong sumunod sa mga kasamahan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) [Tabi`een].

***PANGALAWA:*** *'Tafseer bil Ra`î,'* na ito ay pagpapaliwanag ng *Qur'ân* sa pamamagitan ng opinyon ng isang maalam, batay sa tamang pundasyon ng kaalaman.

## (2) Ang Pinakamabuting Uri ng Tafseer:

Ang pinakamainam na Tafseer ay ang *'Tafseer bil Ma`thûr,'* sapagkat ito ay nagmula kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), sa kanyang mga kasamahan, at sa kanilang mga mag-aaral mula sa mga Tabi`een. Sila ang pinakamaalam na tao tungkol dito. At kung sakali man na kinakailangan ang karagdagang pagpapaliwanag, nararapat sa 'Mufassir' (ang taong nagpapaliwanag ng *Qur'ân*) ang malaman ang mga sumusunod na mga alituntunin:

**i.** Pagsunod sa mga nakasaad sa "Tafseer bil Ma`thûr," at huwag sumalungat dito.

**ii.** Pagsang-ayon sa pangkalahatang kahulugan na nakasaad sa loob ng *Qur'ân* na ipinaliwanag sa (Sunnah) o Katuruan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ). Hindi nararapat sa isang Mufassir na sumalungat sa pangkalahatang kahulugan na yaon. Ang mga salita sa *Qur'ân* ay naipapaliwanag din mismo ng *Qur'ân* at walang pagkakasalungat dito. Gayundin, ang mga Katuruan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ay nagpapaliwanag sa mga hindi tuwirang lantad ang kahulugan sa *Qur'ân* at kanya itong nililinaw.

**iii.** Pagkakaroon ng sapat na kaalaman sa Wikang Arabic at sa panitikan nito. Ang *Qur'ân* ay naibaba sa wikang Arabic, na kung kaya, nararapat na maintindihan ito ayon sa saligan ng wika nito.

**iv.** Isangguni ang mga talatang 'Mutashâbihât' (hindi tuwirang lantad ang kahulugan) sa mga talatang 'Muhkamât' (ganap na malilinaw ang kahulugan). Katotohanan, ang mga salita sa *Qur'ân* ay naipapaliwanag sa loob ng *Qur'ân*. At karamihan

sa mga talata ng *Qur'ân* ay 'Muhkamât' o ganap na malilinaw ang kahulugan nito. At may mga talata na 'Mutashabihat' o hindi tuwirang lantad ang kahulugan na maaaring ikalito ng ilan, subalit ang pagsangguni nito sa mga talatang 'Muhkamât' ay nakakatulong sa pag-unawa ng tamang kahulugan nito. Sinabi ng Allah (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ):

﴿ هُوَ ٱلَّذِيٓ أَنزَلَ عَلَيۡكَ ٱلۡكِتَٰبَ مِنۡهُ ءَايَٰتٞ مُّحۡكَمَٰتٌ هُنَّ أُمُّ ٱلۡكِتَٰبِ وَأُخَرُ مُتَشَٰبِهَٰتٞۖ
فَأَمَّا ٱلَّذِينَ فِي قُلُوبِهِمۡ زَيۡغٞ فَيَتَّبِعُونَ مَا تَشَٰبَهَ مِنۡهُ ٱبۡتِغَآءَ ٱلۡفِتۡنَةِ وَٱبۡتِغَآءَ تَأۡوِيلِهِۦۖ وَمَا يَعۡلَمُ تَأۡوِيلَهُۥٓ
إِلَّا ٱللَّهُۗ وَٱلرَّٰسِخُونَ فِي ٱلۡعِلۡمِ يَقُولُونَ ءَامَنَّا بِهِۦ كُلّٞ مِّنۡ عِندِ رَبِّنَاۗ وَمَا يَذَّكَّرُ إِلَّآ أُوْلُواْ ٱلۡأَلۡبَٰبِ ﴾

[آل عمران: ٧].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Siya ang nagbaba sa iyo (O Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) ng Aklat (Qur'ân), na ang mga nasa loob nito ay mga Talata na 'Muhkamât' (ganap na malilinaw ang kahulugan), ito ang mga pangunahing haligi ng Aklat; at naririto rin ang ibang mga Talata na 'Mutashâbihât' (hindi tuwirang lantad ang kahulugan), na ang mga ito ay mauunawaan lamang sa pamamagitan ng ibang mga Talata na ganap na malilinaw ang kahulugan ('Muhkamât'), subalit sa mga yaong ang puso ay may sakit na pagkaligaw dahil sa kanilang masamang layunin, ang sinusunod lamang nila ay ang mga ganitong uri ng Talata na hindi lantad ang kahulugan ('Mutashâbihât'), nang sa gayon ay makapagkalat sila ng mga pag-aalinlangan sa mga tao upang ang mga ito ay iligaw; at nagbibigay sila ng kanilang sariling pakahulugan na sang-ayon lamang sa kanilang maling paniniwala. Walang sinuman ang nakaaalam ng tunay na mga kahulugan nito ('Mutashâbihât') kundi ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) lamang. At yaong pinagkalooban ng malawak na kaalaman, kanilang sinasabi: "Pinaniniwalaan namin ang*

*buong Qur'ân na dumating sa amin na nagmula sa aming 'Rabb.'" At ibinabatay nila ang anumang hindi lantad na mga kahulugan sa mga lantad o malilinaw na kahulugan; na kung kaya, ang tanging makaiintindi lamang at makapagsusuri ng mga kahulugan nito ('Mutashâbihât' at 'Muhkamât') sa tamang pananaw ay ang sinumang pinagkalooban ng dalisay at matutuwid na pag-iisip."* [Alē-`Imrân:7].

**v.** Pagsangguni sa mga makatotohanang kaalaman sa pagpapaliwanag ng mga Talata na patungkol sa Siyensya. At huwag paghaluin ang pawang mga teyorya o walang katotohanang kaalaman sa pagpapaliwanag ng *Qur'ân*.

**vi.** Mag-ingat sa mga masamang paliwanag na nagpapalayo sa kahulugan ng salita ng Allah (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) mula sa makatotohanang batas na dalisay, at ikalilihis nito mula sa pundasyon ng wikang Arabic; ito man ay sa pamamagitan ng pagpalit ng kahulugan, o nang dahil sa kakulangan ng kaalaman sa wikang Arabic at sa mga kahulugan at paggamit nito, o sa pamamagitan ng mga ilusyon o haka-haka na mga kahulugan na di-kaaya-aya sa Salita ng Allah (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

## VIII. Ang Paghahamon ng *Qur'ân* (I`jazul *Qur'ân*):

Ang kahulugan ng *Al-I`jaz* (mahimala): ay isang di-pangkaraniwang katangian na malalampasan nito ang kakayanan sa pagbuo ng gawain o di kaya ay opinyon o pangangasiwa.

Ang *Muh`jiza* naman ay mga kaganapan na nagpapatotoo sa mga Tanda ng mga Sugo at Propeta – sumakanila nawa ang kapayapaan at pagpapala – ang katagang ito ay hindi nabanggit

sa *Qur'ân*, subalit ang nabanggit na kataga hinggil dito ay ang *Al-Âyat* (Tanda) at *Al-Burhân* (Patunay) at iba pa.

At ang *Qur'ân* ay Salita ng Allah (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na nagtataglay ng ganap na kahulugan at kagandahan sa Kanyang mga Talata, Salita, at Pagkakabuo ng kanyang mga Pangungusap, na hindi kayang tapatan ng sinuman. Sinabi ng Allah (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ):

﴿ الٓرۚ كِتَٰبٌ أُحۡكِمَتۡ ءَايَٰتُهُۥ ثُمَّ فُصِّلَتۡ مِن لَّدُنۡ حَكِيمٍ خَبِيرٍ ﴾ [هود: ١].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Alif, Lãm, Râ; (ito ay mga titik sa wikang Arabic na tanging ang Allah lamang ang nakakaalam sa tunay nitong kahulugan). (Ito ay isang) Aklat na nasa ganap na kaayusan na walang pagkukulang at walang pagkakamali, at pagkatapos ay ipinaliwanag nang ganap ang mga Talata nito (sa bawat larangan ng karunungan – hinggil sa mga ipinag-uutos at ipinagbabawal, ipinahihintulot ['Halâl'] at di-ipinahihintulot ['Harâm']); na mula sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang 'Hakeem' – Ganap na Maalam at Tigib ng Karunungan, na 'Khabeer' – Ganap ang Kanyang Kagalingan na Nakababatid (ng lahat ng bagay)."* [Hûd:1].

Katiyakan! Tinangka ng mga hindi mananampalataya na itanim sa isipan ng mga tao ang pag-alinlangan sa pinagmulan ng *Qur'ân* at mailayo sila mula rito sa pamamagitan ng pagkatha ng mga kasinungalingan at pagpalaganap ng mga *Shubuhât* (mga Talatang hindi tuwirang lantad ang kahulugan) sa mga walang kaalaman, na kung kaya, nagpahayag ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng mga Talata, na kung saan ay hinamon Niya ang mga walang pananampalataya na bumuo ng katulad ng *Qur'ân*, o kahit sampung Kabanata (Sûrah) man lamang, o kahit isang Kabanata man lamang, kung sila nga ba ay makatotohanan sa kanilang mga paratang, subalit hindi nila ito nakayanan, at kanilang napagtanto na ang *Qur'ân*, kahit pa ito ay salitang

Arabic ay hindi ito maaaring pantayan o tularan. Sinabi ng Allah (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى):

﴿ أَمْ يَقُولُونَ ٱفْتَرَىٰهُ ۖ قُلْ فَأْتُوا۟ بِسُورَةٍ مِّثْلِهِۦ وَٱدْعُوا۟ مَنِ ٱسْتَطَعْتُم مِّن دُونِ ٱللَّهِ إِن كُنتُمْ صَٰدِقِينَ ﴾ [يونس: ٣٨].

Batay sa salin ng kahulugan: *"O sinasabi ba nila: 'Hinuwad lamang ito (Qur'ân) ni Muhammad? Sabihin mo sa kanila: "(Gumawa kayo o) Dalhan ninyo (ako) kung gayon ng isang 'Sûrah' (kabanata) na katulad nito, at magpatulong kayo sa sinumang may kakayahan na tumulong sa inyo bukod sa Allâh, kung kayo ay totoo sa inyong pag-aangkin."* [Yûnus:38].

Ipinahayag din ng *Qur'ân* nang lantad na hindi kailanman makakayanan ng buong sangkatauhan at ng Jinn na bumuo ng katulad ng Maluwalhating *Qur'ân*, kahit na silang lahat ay magtulungan. Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى):

﴿ قُل لَّئِنِ ٱجْتَمَعَتِ ٱلْإِنسُ وَٱلْجِنُّ عَلَىٰٓ أَن يَأْتُوا۟ بِمِثْلِ هَٰذَا ٱلْقُرْءَانِ لَا يَأْتُونَ بِمِثْلِهِۦ وَلَوْ كَانَ بَعْضُهُمْ لِبَعْضٍ ظَهِيرًا ﴾ [الإسراء: ٨٨].

Batay sa salin ng kahulugan: *"Sabihin mo sa kanila, (O Muhammad): "Kahit na magsama-sama pa ang sangkatauhan at ang mga 'Jinn' upang magkasundo na gumawa ng katulad ng Qur'ân na ito ay hindi nila ito makakayanang gawin, kahit na magtulung-tulong pa silang lahat para sa ganitong layunin."* [Al-Isrâ`:88].

Masasabi ring Mahimala ang *Qur'ân* sapagkat ito ay Salita ng Allah (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na hindi maihahambing sa salita ng mga nilikha, at ito ay nagtatangan ng Tanda, at Patunay sa mga salita, mga talata, at sa wika nito, at mga nakapaloob na Balagha (matalinghagang-salita), mga balita, mga makatotohanang kuwento, at mga nakapaloob na mga batas, at lakas ng epekto nito sa puso at damdamin, at mga nilalaman nitong makatotohanang kaalaman na napakarami.

At di lamang ilan ang mga nabighani na mga Iskolar sa larangan ng Kalikasan, Kalawakan at mga nasa larangan ng kaalaman ng Siyensya, Medisina at iba pa sa mga nabanggit sa *Qur'ân* na mga makatotohanang kaalaman na may kaugnayan sa mga kaalaman na kanilang pinagkakaabalahan sa napakadetalyadong paraan, na hindi lubos mapaniwalaan na ito ay nanggaling sa isang Sugo na hindi marunong bumasa at sumulat, sa mundo na kung saan walang sinuman ang nakaaalam sa naturang mga bagay, na siyang naging dahilan ng pagyakap sa Islâm ng marami sa kanila; sapagkat kanilang napagtanto na ang nilalaman ng *Qur'ân* ay hindi kailanman salita ng tao, bagkus ito ay Salita ng Lumikha ng sangkatauhan, kalupaan at mga kalangitan.

Napakaraming mga Talata sa *Qur'ân* ang nagpapatunay sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa pagpanimula Niya sa paglikha. Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ):

﴿سَنُرِيهِمْ ءَايَٰتِنَا فِي ٱلْآفَاقِ وَفِيٓ أَنفُسِهِمْ حَتَّىٰ يَتَبَيَّنَ لَهُمْ أَنَّهُ ٱلْحَقُّ ۗ أَوَلَمْ يَكْفِ بِرَبِّكَ أَنَّهُۥ عَلَىٰ كُلِّ شَيْءٍ شَهِيدٌ﴾ [فصلت: ٥٣].

Batay sa salin ng kahulugan: *"(Walang pag-aalinlangan), ipakikita Namin sa kanila ang Aming mga palatandaan sa mga kalangitan at kalupaan, at sa kanila mismong mga sarili, hanggang sa mapatunayan nila na walang pag-aalinlangang ito (ang Qur'ân) ay ang katotohanan. Hindi pa ba sapat bilang pagsaalang-alang sa inyong 'Rabb' na Siya ang Saksi sa lahat ng bagay?"* [Fussilat:53] .

## IX: Ang Pagsasalin ng mga kahulugan ng *Qur'ân*:

Ang *"Tarjuma"* ay ang pagsasalin ng salita sa ibang wika, at ang pagsasalin ay sadyang napakahirap sapagkat ang pamamaraan ng wika ay kumakatawan sa isa sa mga kabuuan

ng teksto. Maaaring mahirap ang pangangalaga sa pamamaraan ng wika ayon sa pagkakasalin nito sa ibang wika.

At kung gayon ang kalagayan ng pagsasaling-wika sa mga salita ng mga tao, tiyak na mas mahirap ang saling-wika kung ang isinasalin ay *Qur'ân* na siyang Salita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na nanggaling mismo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng wikang Arabic. Ito rin ay rebelasyon na nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), ang mga salita at mga kahulugan nito. At hindi madali sa isang tao na magpanggap na ganap niyang naintindihan ang kabuuan ng *Qur'ân*, o kaya ay magpanggap na makayanan niyang isalin sa ibang wika sa tamang pamamaraan mula sa tekstong Arabic.

Sa kabila ng kahirapan sa pagsalin ng *Qur'ân*, ang mga Iskolar ng mga Muslim ay kanilang pinatitibayan ang lubos na pangangailangan sa pagpapalaganap ng *Qur'ân* at ng mga mensahe nito sa buong sangkatauhan sa mundong ibabaw, anuman ang kanilang wika. At ang pagpapatupad nito ay walang ibang paraan maliban sa pagsasalin nito.

At ang pagsasalin ng *Qur'ân* sa ibang wika ay sa pamamagitan ng:

**a)** Pagsasalin ng mga kahulugan ng *Qur'ân*, na siyang pagsasalin na walang anumang pagpapaliwanag (Tafseer), at tumutukoy lamang sa kahulugan ng teksto ng *Qur'ân*.

**b)** Pagsasalin na ayon sa kanyang paliwanag na may suportang pagpapaliwanag nito at pagbigay ng mga halimbawa. Ito ay katumbas ng pagpapaliwanag ng *Qur'ân* sa ibang wika sa hindi salitang Arabic.

Kahit pa gaano kalalim ang isinagawang pagsasalin ng *Qur'ân*, at kahit na gaano man kagaling ang tagapagsalin sa

dalawang wika, at malawak ang pang-unawa sa mga kahulugan ng mga Talata nito; ang naturang pagsasalin ay kailanman ay hindi maaaring tawaging *Qur'ân* sa dalawang kadahilanan:

***UNA:*** Ang *Qur'ân* ay salita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), ibinaba sa wikang Arabic at ito ay nasa sukdulan ng pagpapaliwanag at batas, at ang pagsalin nito sa ibang wika ay ikalalabas nito sa katawagang *Qur'ân.*

***PANGALAWA:*** Ang pagsasalin ay nagpapahayag ng pag-unawa ng tagapagsalin sa mga kahulugan ng *Qur'ân.* Sa puntong ito ay kahalintulad nito ang Tafseer (kapaliwanagan) ng *Qur'ân.* Kaya, kung ang Tafseer ay hindi *Qur'ân*, gayundin na ang pagsalin nito ay hindi rin matatawag na *Qur'ân.*

At upang maging katanggap-tanggap ang pagsalin ng mga kahulugan ng *Qur'ân*, nararapat na masunod ang mga alituntunin na inilagay ng mga Iskolar ng Islâm sa pagpapaliwanag ng mga kahulugan ng *Qur'ân.* Kalakip ang pag-iingat ng tagapagsalin na maging sanhi ang kanyang pagsalin ng *Qur'ân* ng pagpalaganap ng maling mga pakahulugan ng *Qur'ân*, o di kaya ay ang mga bagay na lumalabag sa mga banal na gawain ng mga Muslim. Na kung saan ganito ang nangyari sa ibang pagsasalin ng *Qur'ân* na gawa ng mga Orientalist na nagpapanggap na mga Muslim bilang pagsisinungaling. Na sila ay nagdadala ng maling paniniwala at naghahangad na sirain ang dakilang katuruan ng Islâm, at siraan ang matuwid na pananampalataya at batas ng Islâm na ang mga katuruan nito ay ganap at walang anumang pagkukulang.

Nang dahil dito ay minarapat ng King Fahd Complex for the Printing of the Holy *Qur'ân* sa Al-Madinah An-nabawiyyah na pasanin sa balikat nito ang pagpapalabas ng mapagkakatiwalaang pagsasalin ng mga kahulugan ng *Qur'ân*,

ito ay bilang pagbibigay ng kahalagahan sa pagpapahayag ng mensahe ng *Qur'ân* na Kataas-taasan, sa mga hindi nakakapagsalita ng wikang Arabic, sa sarili mismo nilang wika.

Ang lahat ng papuri at pasasalamat ay wagas na para sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) lamang na 'Rabb' ng sanlibutan, at nawa ang kanyang pagpapala at kapayapaan ay mapasa-kanyang Propeta na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), sa kanyang mga 'Sahâbah,' sa mga Tabi`een at sa mga matutuwid na sumunod sa kanila hanggang sa huling araw.




## I – Sûrat Al-Fâtihah [Kabanata Al-Fâtihah – Ang Pambungad]

Ito ay pinangalanang *'Al-Fâtihah'* dahil sa ito ang pinakapambungad ng Dakilang Qur'ân. Gayon pa man, tinatawag din itong *'Al-Mathâni'* (na ang ibig sabihin ay ang inuulit-ulit) dahil sa ito ay palaging binabasa sa bawa't *'rak`ah'*[1] o yunit ng *'Salâh'* (pagdarasal); at maliban sa mga ito, mayroon pa rin itong iba't ibang pangalan.

**1.** *"Bis-mil-lâh"* - magsisimula ako sa Ngalan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), bilang paghahangad ng tulong, gabay at katugunan Niya. Ang salitang *"Allâh"* ay Pangngalang Pantangi ng *"Rabb"*[2] na Tagapaglikha (*Tabâraka wa Ta`ala*), na Siya lamang ang nararapat na sambahin at wala nang iba pa. Ito ay bukod-tangi sa Kanyang mga Pangalan, at

1 Upang mapanatili ang tunay na kahulugan nito at ng ilan pang mga salita, minabuti namin na panatilihin ang mga ito sa orihinal na 'Arabic' at ipinaliwanag na lamang namin ang ibig sabihin ng mga ito; na kung kaya, mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito at ng iba pa, sa Talatinigan sa gawing hulihan ng Aklat na ito o di kaya ay nasa ikalawang tomo (vol. II) kung ito ay pagdadalawahin.

2 Tulad halimbawa ng salitang 'Rabb' – Ang salitang 'Ar-Rabb' ay isa sa mga katangian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at ito talaga ang aktuwal na salitang ginamit sa Dakilang Qur'ân. Magkagayunpaman, sa lengguwaheng Filipino, walang angkop na salita ang maaaring itumbas upang maging kasingkahulugan ng salitang 'Rabb.' Ito ay mangangailangan pa ng lubos na pagpapaliwanag upang maunawaan ito at di-mabigyan ng limitadong kahulugan. Ang ibig sabihin nito: ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), Siya ang Nag-iisa at Bukod-Tanging Diyos na Tagapaglikha ng lahat ng mga nilalang, ng mga kalangitan at kalupaan, at ang lahat ng nasa pagitan ng mga ito, Siya ang Nagmamay-ari ng lahat, ang Hari, ang Pinakamakapangyarihan, ang Tagapamahala, ang Tagapangalaga, ang Tagapagkaloob, ang Tagapagpanatili, ang Tagapagtustos, ang Tagapagtatag, ang Pinakamapagmahal, ang Tagapagbigay ng kasiguruhan at iba pa. Kung kaya, hindi makatarungang isalin lamang ito sa salitang 'Panginoon' o 'Lord ' dahil sa mag-iiba ang kahulugan nito, na nagiging sanhi tuloy ng pagsamba ng ibang tao sa hindi talagang tunay na dapat sambahin. Kaya't iminumungkahi sa lahat na panatilihin ito sa orihinal nitong salita.

Kung ang nagkautang ay hindi na pinahihintulutang mangasiwa sa kanyang mga kayamanan dahil (halimbawa) sa kanyang pagiging bulagsak o labis na pag-aaksaya (o hindi na niya ginagamit sa tamang pamamaraan ang kanyang kayamanan dahil sa nagkaroon siya ng kakulangan sa pang-unawa); o di kaya ay wala pa siya sa wastong gulang; o di kaya ay nasiraan siya ng bait; o di kaya ay hindi na niya kayang magsalita dahil sa siya ay napipi; ang magdidikta para sa kanya kung gayon ay ang kanyang '*wali*' (tagapag-alaga), at kumuha kayo ng dalawang saksing lalaking Muslim na nasa wastong gulang at wastong kaisipan mula sa mga makatarungang tao.

Kung hindi kayo makakukuha ng dalawang lalaki na sasaksi sa inyo, maaari ring isang lalaki lamang at dalawang babae na katanggap-tanggap ang kanilang pagsaksi para sa inyo, dahil sa kapag nakalimutan ng isa sa dalawang babae, ay mapapaalalahanan siya ng pangalawa, at hindi nararapat na tumanggi ang mga saksi kapag sila ay tinawag upang magpatotoo. Ito ay tungkulin nilang dapat isagawa lalung-lalo na kapag kinakailangan sila bilang tagapagpatibay.

Hindi kayo dapat magsawa sa pagsusulat ng kontratang ito, maliit man o malaki, para sa itinakdang panahong bayaran nito. Sapagka't ito ang pinakamakatarungan bilang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ng Kanyang patnubay. Isang dakilang pagtataguyod para maisagawa ang pagtestigo at nang sa gayon ay mailayo sa pag-aalinlangan ang lahat ng uri ng pagkakautang, sa laki (man ng halaga nito) at sa panahong itinakda nito. Magkagayunpaman, kung ito ay nauukol sa pang-araw-araw na bilihan, tulad ng mga kalakal o paninda at pagkatapos ay magbabayaran kaagad, hindi na ito kinakailangan pang isulat.

Subalit kanais-nais na magpatestigo kapag ito ay kinakailangan, nang sa gayon ay maiwasan ang hindi pagkakasundo (sa isa't isa). Tungkulin (naman) ng saksi at tagasulat na isagawa ito sa tamang pamamaraan at isulat na tulad ng ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at hindi rin maaari sa nagpautang at saka sa pinautang na ipahamak ang testigo at tagasulat.

At kapag ginawa ninyo ang ipinagbabawal na ito sa inyo, samakatuwid, ito ay paglabag sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ang kaparusahan nito ay tiyak na darating sa inyo. Katakutan ninyo ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa lahat ng ipinag-uutos Niya sa inyo at sa lahat ng Kanyang mga ipinagbabawal. At tuturuan kayo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) hinggil sa lahat ng makabubuti sa inyo, dito sa mundo at sa Kabilang-Buhay. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang '*`Aleem*' – Walang-Hanggan at Ganap na Nakaaalam ng lahat ng bagay, at walang maililihim sa Kanya na anuman sa inyong

ginagawa at sa pamamagitan nito kayo tutumbasan.

**283.** Kung kayo ay nasa paglalakbay at wala kayong makitang tagasulat, magbigay kayo sa uutangan ninyo ng anumang bagay bilang garantiya (‘*collateral*’), nang sa gayon ay mapangalagaan ang kanyang karapatan hanggang sa (dumating na) makabayad kayo ng pagkakautang sa kanya. Subalit kung may tiwala naman (kayo) sa isa't isa ay wala kayong kasalanan kung hindi na ninyo ito ipasulat, ipatestigo at wala nang garantiya. Ang uutanging salapi ay ipagkakatiwala na lamang ninyo sa taong uutang nito --- buung-buo itong ipagkakatiwala sa umutang, na samakatuwid ay tungkulin naman niya ang magbayad.

Maging maingat at matakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na hindi niya dadayain ang kanyang inutangan, at kapag itinanggi ng umutang ang kanyang inutang at may nakasaksi sa kanilang usapan, nararapat na lumantad siya (ang nakasaksi) upang tumestigo at kung sinuman ang maglilihim nito, ituturing na marumi ang kanyang budhi at mandaraya. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang ‘`***Aleem***’ – Ganap na Nakaaalam kung ano ang niloloob ng sinuman, Ganap na Nakababatid ng lahat ng inyong mga ginagawa at Siya ang makikipagtuos para rito.

**284.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Nagmamay-ari ng mga kalangitan



at kalupaan at ang anumang mga nilalaman nito, Tagapangasiwa at Tagapangalaga. Walang anuman ang naililihim sa Kanya ---- isiwalat man ninyo kung ano ang nasa inyong mga sarili o itago man ito, ang lahat ng ito ay Nababatid ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at tatawagin (huhukuman) kayo upang ito ay inyong panagutan sa Kanya. Pinatatawad Niya ang sinumang Kanyang nais at pinaparusahan Niya ang sinumang Kanyang nais. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang ‘***Qadeer***’ – Ganap na Makapangyarihan na May Kakayahang gawin ang lahat ng bagay. Binubukod-tangi Niya ang mga Muslim at pagkatapos nito ay pinatatawad Niya ang kanilang mga maling naiisip at mga balakin

mula sa kanilang kalooban. Ito ay ayon sa pagkakapahayag ni Propeta Muhammad (صَلَّاللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ).

**285.** Pinaniniwalaan nang buong katiyakan ng Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (صَلَّاللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ang anumang ipinahayag sa kanya mula sa kanyang *'Rabb;'* ganoon din ang mga mananampalataya, nakatitiyak din sila at gumagawa sila ayon sa Dakilang Qur'ân. Ang bawa't isa sa kanila ay naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) bilang kanilang '*Rabb*' at Siya ay sinasamba nila --- na nagtatangan ng dakila at ganap na mga katangian ayon sa Kanyang Kadakilaan at Kaganapan. Ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay may mararangal na mga anghel at nagpahayag ng mga Aklat, nagpadala (rin Siya) ng mga Sugo sa bawa't henerasyon ng sangkatauhan.

Kaming mga sumasampalataya, wala kaming ginagawang pagtatangi sa pagitan ng isa at iba pa mula sa Kanyang mga Sugo, sa halip ay pinaniniwalaan namin silang lahat. Sinabi ng Sugo at mga mananampalataya: *"Narinig namin, O aming 'Rabb'*[(1)]*, ang anumang ipinahayag Mo at ito ay aming sinusunod. Hinahangad namin sa pamamagitan ng Iyong kagandahang-loob ang Iyong pagpapatawad mula sa aming mga kasalanan, dahil Ikaw ang Nangangasiwa sa amin sa pamamagitan ng Iyong pagbibiyaya sa amin. At sa Iyo lamang kami patutungo at magbabalik."*

**286.** Ang '*Deen*' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay madali at walang kahirap-hirap. Na kung kaya, hindi ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa Kanyang mga alipin ang mga bagay na hindi nila makakayanan. Samakatuwid, sinuman ang gagawa ng mabuti ay magkakamit ng kabutihan; at sinuman ang gagawa ng masama, ay masama rin ang kanyang makakamit na kabayaran. *"O aming 'Rabb!' Huwag Mo kaming parusahan sa anumang aming nakalimutan mula sa mga ipinag-utos Mo sa amin o sa mga pagkakamaling nagawa namin sa anumang Iyong ipinagbawal. O aming 'Rabb!' Huwag Mong ipapasan sa amin ang anumang mahirap na gawain, na tulad ng ipinapasan Mo sa mga masasamang tao na nauna sa amin bilang kaparusahan sa kanila. O aming 'Rabb!' Huwag Mong ipapasan sa amin ang anumang bagay na hindi namin kaya mula sa Iyong mga ipinag-utos at (huwag Mo ring ipapasan sa amin ang anumang) pagsubok (na hindi namin kaya). Burahin Mo ang aming mga kasalanan at ilihim Mo ang aming mga pagkakamali. Ipagkaloob Mo sa amin ang Iyong kabutihan bilang Iyong awa at habag, dahil Ikaw ang Nagmamay-ari, Nagtatangan at Nangangasiwa sa amin. Tulungan Mo kami sa pakikipaglaban sa sinumang hindi naniwala sa iyong 'Deen' at*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*tumanggi sa Iyong Kaisahan at hindi naniwala sa pagiging Propeta ni Propeta* Muhammad (ﷺ) *at ipagkaloob Mo sa amin ang tagumpay dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay."*

**III – Sûrat Ãle `Imrân**
**[Kabanata Ãle `Imrân –** Ang Pamilya ni `Imrân]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Alif-Lãm-Mĩm* – Ang mga titik na ito ng Alpabeto ng '*Arabic*' ay nauna nang ipinaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.'

**2.** Siya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)! '***Lâ i-lâ-ha il-la Huwa***' – walang sinuman ang '*ilâh*' (diyos na sinasamba) o bukod-tangi na may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi Siya, '***Al-Hayyul-Qayyum***:' '***Al-Hayy***' – ang Walang-Hanggang Buhay, nasa Kanya ang buong kahulugan ng pagka-Buhay na angkop na angkop sa kanyang Kamaharlikaan. '***Al-Qayyum***' – na Siya ang Tagapagtaguyod, Taga-pagkaloob at Tagapangalaga sa lahat ng bagay.

**3-4.** Ipinahayag Niya sa iyo, (O Muhammad) ang Dakilang Qur'ân nang buong katotohanan at walang



pag-aalinlangan na ang nasa loob nito ay nagpapatotoo sa mga naunang Aklat at sa mga Sugo.

At ipinahayag Niya ang '*Tawrah*' (Torah) kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at ang '*Injeel*' (Ebanghelyo) kay `Îsã (Hesus عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) bago ang pagkakapahayag ng Qur'ân, bilang patnubay sa mga may takot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) tungo sa tamang pananampalataya, at pagtutuwid sa kanilang '*Deen*' at sa kanilang pamumuhay. At Kanyang ipinahayag ang pamantayan sa pagitan ng katotohanan at kamalian.

Katotohanan, ang mga yaong hindi naniwala sa ipinahayag na mga talata ng Allâh, ang para sa kanila ay masidhing kaparusahan. At ang

Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang ‘`***Azeez***’ – Siya ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa lahat na walang sinuman ang makahihigit sa Kanya, na Siya ang maghihiganti sa sinumang tumanggi sa Kanyang mga matibay na katibayan at palatandaan, at sa Kanyang pagiging bukod-tangi na karapat-dapat na sambahin.

**5.** Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), batid Niya ang lahat ng Kanyang mga nilikha at walang anumang bagay ang maililihim sa Kanya sa kalupaan at sa kalangitan, kakaunti man ito o marami.

**6.** Siya ang tanging Lumikha sa inyo sa sinapupunan ng inyong mga ina batay sa Kanyang kagustuhan: maging ito man ay lalaki o babae, maganda o pangit, sawi o matagumpay. ‘***Lâ i-lâ-ha il-la Huwa***’ – walang sinuman ang ‘*ilâh*’ (diyos na sinasamba) o bukod-tangi na may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi Siya, ‘***Al-`Azeez***’ – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa lahat na walang sinuman ang makahihigit sa Kanya, na ‘***Al-Hakeem***’ – ang Ganap na Maalam sa Kanyang pag-aatas at pangangasiwa.

**7.** Siya ang nag-iisang nagpahayag sa iyo, (O Muhammad) ng Dakilang Qur'ân, na ang nasa loob nito ay mga talata na mga malilinaw na palatandaan. Ito ang mga pundasyon ng Aklat na kapag may mga bagay na hindi nalilinawan, ito ang ginagamit na batayan, ito rin ang batayan sa mga bagay [na iniisip o inaakala ng tao] na may pagkakasalungatan, at naririto rin ang ibang mga talata na hindi tuwirang lantad ang kahulugan – na maaaring magtaglay ng ibang pakahulugan, – na ang mga ito ay mauunawaan lamang sa pamamagitan ng ibang mga talata na malilinaw, subalit sa mga yaong ang puso ay may sakit na pagkaligaw dahil sa kanilang masamang layunin, ang sinusunod lamang nila ay ang mga ganitong uri ng talata na hindi lantad ang kahulugan, nang sa gayon ay makapagkalat sila ng mga pag-aalinlangan sa mga tao upang ang mga ito ay iligaw; at nagbibigay sila ng kanilang sariling pakahulugan na sang-ayon lamang sa kanilang maling paniniwala.

Walang sinuman ang nakaaalam ng tunay na mga kahulugan nito kundi ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) lamang. At yaong pinagkalooban ng malawak na kaalaman, kanilang sinasabi: "*Pinaniniwalaan namin ang buong Qur'ân na dumating sa amin na nagmula sa aming 'Rabb'*[1]*, ayon sa pagkakasalaysay ng Kanyang Sugo na si Propeta Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ)."

At ibinabatay nila ang anumang hindi lantad na mga kahulugan sa mga lantad na kahulugan; na kung

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



kaya, ang tanging makaiintindi lamang at makapagsusuri ng mga kahulugan nito sa tamang pananaw ay ang sinumang pinagkalooban ng dalisay at matutuwid na pag-iisip.

**8.** At sinasabi nila: *"O Allâh na aming 'Rabb!' Huwag Mong ilihis ang aming mga puso mula sa paniniwala sa Iyo pagkatapos Mong ipagkaloob sa amin ang Iyong gabay para sa Iyong 'Deen', at ipagkaloob Mo sa amin mula sa Iyong kagandahang-loob ang malawak Mong biyaya at awa dahil sa katotohanan Ikaw ay '**Al-Wahhâb**' – ang Ganap at Masaganang Tagapagkaloob ng mga kagandahang-loob at biyaya na ito ay ipinagkakaloob Mo sa sinuman na Iyong nais nang walang hangganan."*

**9.** *"O Allâh na aming 'Rabb!' Inaamin namin at tumitestigo kami na titipunin Mo ang lahat ng tao sa walang pag-aalinlangan na Araw --- ang Araw ng Muling Pagkabuhay. Katiyakan na hindi Mo nilalabag ang anuman na Iyong pangako sa Iyong mga alipin."*

**10.** Katiyakan, ang sinumang hindi naniwala sa katotohanan at ito ay kanilang tinanggihan, kailanman ay hindi sila magkakaroon ng pakinabang sa kanilang mga kayamanan ni sa kanilang mga anak, upang sila ay mailigtas sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; at sila ay mga panggatong sa Impiyernong-Apoy sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

**11.** Ang katulad ng mga walang pananampalataya sa pagtanggi at pagpapasinungaling sa anumang ipinahayag sa kanila, ay katulad ng pag-uugali ng mga tauhan ni Fir`âwn (Pharaon) at saka ng mga walang paniniwala na nauna sa kanila.

Tinanggihan nila ang mga malinaw na palatandaan ng Allâh, na kung kaya, sila ay kaagad na pinarusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang pagpapasinungaling at pagmamatigas. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay matindi sa Kanyang pagpaparusa sa sinumang hindi naniwala sa Kanya at sa nagpasinungaling sa Kanyang mga Sugo.

**12.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad, sa mga hindi naniwala

mula sa mga Hudyo at iba pa, at sa mga minamaliit ang pagkapanalo sa Labanan sa Badr: "*Walang pag-aalinlangan na kayo* (*na mga Hudyo at iba pa*) *ay matatalo rito sa mundo at mamamatay na walang pananampalataya. At lilipulin kayo sa Impiyerno at ito ang inyong magiging tahanan magpasawalang-hanggan, na isang napakasamang paroroonan.*"

**13.** Katiyakan, may dakilang palatandaan para sa inyo na mapagmataas na mga Hudyo at mga tumanggi, hinggil sa dalawang grupo na nagtagpo sa Labanan sa Badr: grupo na nakipaglaban dahil sa '*Deen*' ng Allâh --- at sila ay sina Muhammad at ang kanyang mga '*Sahâbah*' (kasamahan), at ang isang grupo naman ay ang mga walang pananampalataya sa Allâh, na nakipaglaban dahil sa kamalian. Nakikita nila (ng mga walang pananampalataya) mismo (sa pamamagitan) ng kanilang mga mata, na ang mga mananampalataya ay doble sa kanilang bilang, na naging sanhi ng kanilang pagkapanalo (mananampalataya) sa kanilang kalaban.

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), itinataguyod Niya ang sinuman na Kanyang nais sa Kanyang mga alipin sa pamamagitan ng Kanyang tulong.

Sa pangyayaring ito, isang malaking aral sa sinumang tao na pinagkalooban ng matinong pag-iisip, na ginagabayan sila upang maunawaan nila ang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at ang Kanyang mga gawa.

**14.** Ginawang kahali-halina sa mga tao ang pagsunod sa kanilang mga pagnanasa at kagustuhan: mga babae, mga anak at maraming kayamanan na nagmumula sa mga ginto at pilak; at mga magagandang kabayo at mga inaalagaang hayop na tulad ng kamelyo, baka at kambing, at lupain na tinataniman.

Ito ang mga palamuti ng makamundong buhay at pansamantalang kaligayahan, subalit nasa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang pinakamagandang patutunguhan at gantimpala na '*Al-Jannah*.'[1]

**15.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Sasabihin ko ba sa inyo ang nakahihigit na kabutihan kaysa sa mga palamuti ng makamundong buhay sa pananaw ng mga tao, na ito ay para sa sinuman na maingat at natatakot sa kaparusahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) --- (*ang nakahihigit na kabutihan kaysa sa mga palamuti ng makamundong buhay*) *ay ang mga* '*Jannât*' (*mga Hardin*) *na may umaagos na mga ilog sa ilalim ng mga palasyo at puno nito. Sila ay mananatili roon magpakailanman.*

"*Ang para pa rin sa kanila ay mga asawang malilinis mula sa sanhi*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

*ng buwanang-dalaw (o regla), dugo na sanhi ng panganganak at masasamang pag-uugali. (At karagdagan) na para pa rin sa kanila na higit pa kaysa sa mga ito (na nabanggit) ay ang lubos na kaluguran ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *(sa kanila).”*

At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang ‘***Baseer***’ – Walang-Hanggang Nakakakita, Ganap na Nakababatid ng anumang lihim ng Kanyang mga nilikha, Ganap na Nakaaalam ng lahat ng nangyayari sa kanila at sa pamamagitan nito sila ay gagantihan.

**16.** Yaong mga alipin na may takot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sinasabi nila: *“O Allâh na aming ‘Rabb!’ Kami ay naniwala sa Iyo at sumunod sa Iyong Sugo na si Propeta Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ). *Na kung kaya, patawarin Mo kami sa aming mga kasalanan at iligtas Mo kami sa kaparusahan sa Impiyerno.”*[1]

**17.** Sila ang mga matiisin sa pamamagitan ng kanilang pagsunod, pag-iwas sa mga kasalanan, at sa mahihirap na pagsubok na itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) para sa kanila; at mga matatapat sa kanilang mga pananalita, mga gawa at ganap na pagsunod.

At ganoon din sa kanilang paggasta nang palihim at lantaran, sa Daan



ng Allâh; at sa kanilang paghingi ng kapatawaran sa mga huling oras ng gabi, dahil (sa mga oras na) yaon ang malaking pagkakataon ng pagtanggap sa mga panalangin.

**18.** Tumitestigo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siya ang Bukod-Tangi na ‘*Ilâh*’ o Diyos na karapat-dapat sambahin, na Siya lamang ang bukod-tangi na may karapatan nito; at kasabay ng Kanyang pagtestigo ay ang pagtestigo ng mga anghel; at maging yaong mga nagtatangan ng kaalaman ay sinaksihan ang napakadakilang bagay na ito --- ang Kanyang Kaisahan at sa Kanyang pananatili sa pagiging makatarungan sa Kanyang mga nilikha. Walang sinuman ang bukod-tangi na may

1 Bagama’t maaari itong sabihin sa anumang wika na nais, magkagayunpaman, sa sinumang nais itong sabihin sa wikang ‘Arabic’ ay ganito ito bibigkasin: ‘Rab-ba-nã in-na-nã â-man-nâ fagh-fer-la-nâ dhu-nu-ba-nâ wa qi-nâ `a-dhâ-ban-nâr.’

karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi Siya, na '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa lahat, na walang sinuman ang makapipigil sa anuman na Kanyang nais, na '***Al-Hakeem***' – ang Ganap na Maalam sa anuman na Kanyang mga sinasabi at mga ginagawa.

**19.** Katiyakan, ang '*Deen*' na katanggap-tanggap sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) para sa Kanyang mga nilikha, na ito ang naging dahilan ng pagkakapadala Niya ng mga Sugo, at wala Siyang tatanggapin maliban (sa '*Deen*' na) ito. Ito ay ang *Al-Islâm*, ang pagsuko sa Kanya --- pagsuko sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Nag-iisa sa pamamagitan ng pagsunod at pagpapasailalim sa Kanya bilang pagsamba at pagiging alipin; at pagsunod sa lahat ng ipinahayag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng Kanyang mga Sugo sa bawa't panahon hanggang sa ito ay tinapos sa pamamagitan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ). Na wala nang tatanggapin pa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na '*Deen*' sa kaninuman maliban sa '*Al-Islâm*,' na siyang dahilan ng pagkakapadala sa kanya (kay Propeta Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ).

At hindi nangyari ang anumang pagkakasalungatan sa pagitan ng mga '*Ahlul Kitâb*' (mga taong nagtatangan ng mga naunang Kasulatan) – mga Hudyo at mga Kristiyano, hanggang sa sila ay nagkahiwa-hiwalay sa isa't isa sa maraming grupo (sekta), kundi pagkatapos nang lumitaw sa kanila ang katibayan sa pagkakapadala ng mga Sugo at pagkakapahayag ng mga Aklat; na ang dahilan ng kanilang pagkainggit at panibugho sa isa't isa ay dahil sa hangaring makamundo.

At sinuman ang sasalungat sa mga talata ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinahayag bilang Kanyang mga Palatandaan, at katibayan ng Kanyang pagiging '*Rabb*' at pagiging '*Ilâh*' na karapat-dapat sambahin, samakatuwid, walang pag-aalinlangan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), mabilis Siyang tumuos at gagantihan sila sa anuman na kanilang nagawa.

**20.** Kung makikipagtalo sa iyo ang mga '*Ahlul Kitâb*,' O Muhammad, hinggil sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), pagkatapos mong iharap sa kanila ang mga katibayan, sabihin mo sa kanila: "*Ako ay taimtim na sumusuko sa Kaisahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at hindi ako sasamba ng iba kundi sa Kanya lamang; ganoon din ang mga sumunod sa akin na mga mananampalataya, taimtim sila sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at sumusunod sa Kanya bilang mga Muslim*."

At sabihin mo sa kanila, ganoon din sa mga paganong Arabo at iba pa: "*Kapag isinuko ninyo ang inyong mga sarili at tinanggap ang Islâm, kayo ay nasa Matuwid na Landas, gabay at katotohanan. Subalit kapag kayo ay tumalikod, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ang bahala na Makikipagtuos sa*

*inyo. Ang tungkulin ko lamang ay ang pagpapahayag, at walang pag-aalinlangan na nagpahayag ako sa inyo at nagpakita ng katibayan.”* At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang ***‘Baseer’*** – Walang-Hanggan at Ganap na Nakakakita sa Kanyang mga alipin at walang anumang bagay hinggil sa kanila ang maililihim sa Kanya.

**21.** Katiyakan, yaong tumanggi sa mga malinaw na palatandaan, at sa lahat ng mga dinala ng mga Sugo, at pinapatay nila ang mga Propeta ng Allâh bilang patunay ng kanilang sukdulang kasamaan, gayong wala naman silang karapatang pumatay, at pinapatay nila ang mga nag-uutos ng pagiging makatarungan at sumusunod sa Daan ng mga Propeta. Samakatuwid, ipamalita mo sa kanila ang masidhing kaparusahan.

**22.** Sila ang mga yaong nawalan ng saysay ang kanilang mga gawain dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; at hindi tatanggapin sa kanila ang anumang kabutihan, wala rin silang tagapagtaguyod upang mailigtas nila ang kanilang mga sarili mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**23.** Nakakita ka ba, O Muhammad ng higit pang nakagugulat kaysa sa mga Hudyo na binahagian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ng kasulatan, na alam nila na ang dala-dala mo ay katotohanan, na nag-aakay sa kanila tungo sa Aklat ng Allâh na ito ay ang Qur’ân, upang ayusin ang kanilang hindi pinagkakasunduan


الجُزۡءُ الثَّالِثُ سُورَةُ آلِ عِمۡرَان

أَلَمۡ تَرَ إِلَى ٱلَّذِينَ أُوتُواْ نَصِيبٗا مِّنَ ٱلۡكِتَٰبِ يُدۡعَوۡنَ إِلَىٰ كِتَٰبِ
ٱللَّهِ لِيَحۡكُمَ بَيۡنَهُمۡ ثُمَّ يَتَوَلَّىٰ فَرِيقٞ مِّنۡهُمۡ وَهُم مُّعۡرِضُونَ ٢٣
ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ قَالُواْ لَن تَمَسَّنَا ٱلنَّارُ إِلَّآ أَيَّامٗا مَّعۡدُودَٰتٖۖ
وَغَرَّهُمۡ فِي دِينِهِم مَّا كَانُواْ يَفۡتَرُونَ ٢٤ فَكَيۡفَ إِذَا جَمَعۡنَٰهُمۡ
لِيَوۡمٖ لَّا رَيۡبَ فِيهِ وَوُفِّيَتۡ كُلُّ نَفۡسٖ مَّا كَسَبَتۡ وَهُمۡ
لَا يُظۡلَمُونَ ٢٥ قُلِ ٱللَّهُمَّ مَٰلِكَ ٱلۡمُلۡكِ تُؤۡتِي ٱلۡمُلۡكَ مَن
تَشَآءُ وَتَنزِعُ ٱلۡمُلۡكَ مِمَّن تَشَآءُ وَتُعِزُّ مَن تَشَآءُ وَتُذِلُّ مَن
تَشَآءُۖ بِيَدِكَ ٱلۡخَيۡرُۖ إِنَّكَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ٢٦ تُولِجُ ٱلَّيۡلَ
فِي ٱلنَّهَارِ وَتُولِجُ ٱلنَّهَارَ فِي ٱلَّيۡلِۖ وَتُخۡرِجُ ٱلۡحَيَّ مِنَ ٱلۡمَيِّتِ
وَتُخۡرِجُ ٱلۡمَيِّتَ مِنَ ٱلۡحَيِّۖ وَتَرۡزُقُ مَن تَشَآءُ بِغَيۡرِ حِسَابٖ ٢٧
لَّا يَتَّخِذِ ٱلۡمُؤۡمِنُونَ ٱلۡكَٰفِرِينَ أَوۡلِيَآءَ مِن دُونِ ٱلۡمُؤۡمِنِينَۖ
وَمَن يَفۡعَلۡ ذَٰلِكَ فَلَيۡسَ مِنَ ٱللَّهِ فِي شَيۡءٍ إِلَّآ أَن تَتَّقُواْ مِنۡهُمۡ
تُقَىٰةٗۗ وَيُحَذِّرُكُمُ ٱللَّهُ نَفۡسَهُۥۗ وَإِلَى ٱللَّهِ ٱلۡمَصِيرُ ٢٨ قُلۡ
إِن تُخۡفُواْ مَا فِي صُدُورِكُمۡ أَوۡ تُبۡدُوهُ يَعۡلَمۡهُ ٱللَّهُۗ وَيَعۡلَمُ
مَا فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَمَا فِي ٱلۡأَرۡضِۗ وَٱللَّهُ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ٢٩

٥٣

– ang pagtatalo sa isa’t isa; subalit kapag ito ay hindi sumasang-ayon sa kanilang kagustuhan, tumatanggi ang karamihan sa kanila sa batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dahil kinaugalian na nila ang tumanggi sa katotohanan?

**24.** At ang pagtanggi nilang ito sa katotohanan, ay dahil sa maling paniniwala ng *‘Ahlul Kitâb’,* na sila raw ay hindi paparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) kundi sa mabibilang na mga araw lamang; at ang paniniwala nilang ito ang nagtulak sa kanila sa kanilang pagiging matapang sa paglabag sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at panlalait sa Kanyang ‘*Deen*,’ at pananatili nila sa kanilang ‘*deen*’ o relihiyon na mali, na sa pamamagitan nito ay dinaya nila ang kanilang mga sarili.

**25.** Paano kaya ang mangyayari sa kanila (paano kaya ang magiging kalagayan nila), kapag sila ay tinipon na ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang pagbayarin, sa walang pag-aalinlangan na Araw, ang Araw ng Muling Pagkabuhay at makakamit ng bawa't isa ang ganap na kabayaran sa anuman na kanyang nagawa, na hindi sila dadayain?

**26.** Sabihin mo, O Muhammad, sa pagharap mo sa iyong '*Rabb*' upang manalangin: "*O Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na nagtataglay ng lahat ng Kaharian, Ikaw ang tanging nagkakaloob ng kaharian, yaman at pamamahala sa ibabaw ng kalupaan sa sinuman na Iyong nais mula sa Iyong nilikha*; *at kinukuha Mo ang kaharian sa sinuman na Iyong nais, at pinagkakalooban Mo ng kapangyarihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay ang sinuman na Iyong nais, at hinahamak Mo ang sinuman na Iyong nais. Nasa Iyong Kamay ang kabutihan. Katiyakan, Ikaw ang* '***Qadeer***' *– Walang-Hanggan at Ganap na Makapangyarihan na May Kakayahang gawin ang lahat ng bagay at walang sinuman ang makapipigil sa Iyo.*" Ang talatang ito ay patunay na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay mayroong Kamay na angkop sa Kanyang Kamaharlikaan.

**27.** At kabilang sa mga tanda ng kapangyarihan Mo, O Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay ipinapasok Mo ang gabi sa araw at ang araw ay ipinapasok Mo sa gabi, kaya minsan ito ay nagiging mahaba at minsan ito ay nagiging maikli; at inilalabas Mo ang may buhay mula sa patay na walang buhay, na katulad ng pananim mula sa butil, ng sumasampalataya mula sa lumalabag; at inilalabas Mo ang isang patay (na bagay) mula sa buhay na katulad ng paglabas ng itlog mula sa manok; at nagkakaloob Ka ng kabuhayan sa sinuman na Iyong nais mula sa Iyong nilikha nang walang hangganan.

**28.** Ipinagbabawal ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa mga mananampalataya na gawin nila bilang kanilang '*Awliyâ`*' (– taong pakamamahalin at gagawing tagapagtaguyod) ang mga walang pananampalataya, na ito ay mamahalin at tatangkilikin, na sa halip ay mananampalataya ang kanilang gawing '*Awliyâ`*,' at sinuman ang gumawa nito ay wala na siyang pag-asa pa na gabayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa anumang kaparaanan at tatanggihan siya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

Maliban lamang kung kayo ay mahihina na natatakot sa anumang panganib na magmumula sa kanila, na sa ganitong kadahilanan ay pinahihintulutan kayo na makipagpayapa sa kanila para maiwasan ang kanilang kasamaan hanggang sa kayo ay magkaroon ng lakas.

At binabalaan kayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) laban sa Kanyang Sarili hinggil sa Kanyang kaparusahan, na kung kaya, katakutan ninyo Siya; at sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) lamang na Nag-

iisa at Bukod-Tangi, ang huling hantungan ng Kanyang mga nilikha para sa pagtutuos at pagkakamit ng kabayaran.

**29.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga nananampalataya: *"Kung ilihim man ninyo ang anuman na nasa inyong kalooban na pakikipagsabwatan sa mga walang pananampalataya at pagtataguyod sa kanila o kung ito man ay inyong ilantad, (anuman ang inyong gawin) ay hindi (pa rin) ito maaaring mailihim sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)*; dahil Siya, nalalaman Niya ang anumang bagay at batid Niya ang mga nasa kalangitan at kalupaan, at Siya ang '**Qadeer**' – Walang-Hanggan at Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay."*

**30.** Sa Araw ng Muling Pagkabuhay na Araw ng Pagbabayad, matatagpuan ng bawa't isa ang anuman na kanyang nagawa na mabuti, ito ay nag-aabang sa kanya at ihaharap sa kanya ang kanyang gantimpala. Ang anumang nagawa niyang masama ay nag-aabang (rin) sa kanya at nanaisin niya na ito – ang kanyang nagawang masama ay mapalayo nang pagkalayu-layo mula sa kanya. Na kung kaya, paghandaan ninyo ang Araw na ito, katakutan ninyo ang galit ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Ganap at Walang-Hanggang Makapangyarihan.

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), binabalaan Niya kayo mismo sa pamamagitan ng Kanyang Sarili sa tindi ng Kanyang



parusa; magkagayunpaman, Siya rin ang '***Raouf***' – Punung-Puno ng Kabutihan sa Kanyang mga alipin.

**31.** Sabihin mo, O Muhammad: *"Kung kayo ay tunay na nagmamahal sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)*, ako ang dapat ninyong sundin, maniwala kayo sa akin, lantad man ito o lihim, upang mahalin kayo ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)*; at patatawarin Niya ang inyong mga kasalanan, sapagka't ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ang '**Ghafour**' – Ganap na Mapagpatawad sa kasalanan ng Kanyang mga alipin na sumasampalataya, na '**Raheem**' - Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila."* Ang talatang ito ng Dakilang Qur'ân ay nagpapatunay na ang sinumang nag-aangkin ng pagmamahal sa

Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), subalit hindi naman siya sumusunod sa Kanyang Propeta na si Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) nang tamang pamamaraan ng pagsunod sa kanya, sa kanyang mga ipinag-uutos at ipinagbabawal; samakatuwid, siya ay sinungaling sa kanyang pag-aangkin hanggang hindi niya sinusunod ang Sugo ng Allâh sa tamang pamamaraan ng pagsunod.

**32.** Sabihin mo, O Muhammad: "*Sumunod kayo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang Aklat, at sumunod sa Kanyang Sugo sa pamamagitan ng pagsunod sa kanyang 'Sunnah' at sa kanyang pamamaraan, noong siya ay nabubuhay pa at pagkatapos niyang mamatay.*" Subalit kapag sila ay tumalikod at nagpumilit na manatili sa kanilang pagtanggi at pagkaligaw, hindi sila nararapat na mahalin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay walang pagmamahal sa mga walang pananampalataya.

**33.** Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), pinili Niya si Âdam (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), si Nûh (Noah عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), ang pamilya ni Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), at ang pamilya ni `Imrân at ginawa sila na bukod-tangi sa lahat ng mga tao sa kani-kanilang kapanahunan.

**34.** Sila ang mga Propeta at mga Sugo, na mga dalisay na magkakadugtung-dugtong na mga angkan, na sila ay taimtim sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Kaisahan at pagsunod sa Kanyang Rebelasyon. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '***Samee`***' – Walang-Hanggan at Ganap na Nakakarinig ng lahat ng sinasabi ng Kanyang mga alipin, na '***`Aleem***' – Walang-Hanggan at Ganap na Nakaaalam ng lahat ng kanilang mga ginagawa, na kung kaya, sila ay gagantihan ayon sa kanilang ginawa.

**35.** Ipaalaala mo, O Muhammad, ang nangyari kay Maryam (Maria عَلَيۡهَاٱلسَّلَامُ) at sa kanyang ina at sa kanyang anak na si `Îsã (Hesus عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), upang tugunan ang sinumang nag-aangkin nang pagiging '*ilâh*' (diyos) ni `Îsã na sinasamba o di kaya ay sa kanyang pagiging anak ng Allâh; noong sinabi ng asawa ni `Imrân habang siya ay nagdadalang-tao:

"*O aking 'Rabb!' Ako ay nangangako sa Iyo na ipagkakaloob ko sa Iyo ang nasa aking sinapupunan, bilang taimtim na pangako mula sa akin, na siya ay pagsisilbihin ko sa 'Baytul Maqdis' (Falisteen), na kung kaya hinihiling ko na ito ay tanggapin Mo sa akin, dahil Ikaw lamang ang '**As-Samee`**' – ang Ganap na Nakakarinig ng aking panalangin, na '**Al-`Aleem**' – ang Ganap na Nakaaalam ng aking layunin.*"

**36.** Noong nabuo ang kanyang pagdadalang-tao, ipinanganak niya ang kanyang sanggol na babae, sinabi niya:

"*O aking 'Rabb!' Ang aking ipinanganak ay babae at hindi maaaring manilbihan sa 'Baytul*

*Maqdis'. Subalit ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *ang Nakaaalam kung anuman ang kanyang isinilang at ito ay pagkakalooban ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *ng di-pangkaraniwang katangian."*

At sinabi niya: "*Hindi maaari na ang lalaki na aking hinahangad para manilbihan ay katulad ng babae. Dahil ang lalaki ay higit na malakas at karapat-dapat sa paninilbihan; gayunpaman, pinapangalanan ko siya ng Maryam*[1] *at hinihiling ko ang kalinga Mo para sa kanya at sa kanyang magiging pamilya mula sa 'Shaytân' (Satanas) na isinumpa at inilayo mula sa Iyong Awa."*

**37.** Dininig ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kanyang panalangin at tinanggap sa kanya ang pangako ng magandang pagtanggap. At pinangalagaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kanyang anak na si Maryam (عَلَيۡهَا ٱلسَّلَامُ), inaruga at siya ay lumaki sa mabuting aral ng magandang paglaki; at ginawa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na maging madali para sa kanya ang pangangalaga ni Zakariyã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), kaya siya (Maryam) ay pinatira sa kanyang lugar na sambahan ('*Al-Mihrâb*'). Sa tuwing papasok sa lugar na ito si Zakariyã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ay natatagpuan niya ang mga nakahain na masasarap na pagkain.

Sinabi ni Zakariyã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): "*O Maryam, saan nanggaling ang mga 'rizq' (mabuting pagkain) na*

1 Ito talaga ang tunay niyang pangalan – Maryam (عَلَيۡهَا ٱلسَّلَامُ) – subalit nakagawian na siya ay tawaging Maria.




*ito?"* Sinabi niya: "*Ito ay biyaya na nagmula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ). *Sa katotohanan ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), *sa Kanyang kagandahang-loob, binibiyayaan Niya ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang mga nilikha nang walang hangganan."*

**38.** Noong nakita ni Zakariyã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang kagandahang-loob ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) kay Maryam sa pamamagitan ng pagbibigay ng biyaya, humarap siya sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*' at nanalangin, na nagsabi:

"*O aking 'Rabb!'*[2] *Pagkalooban Mo ako ng anak mula sa Iyo, na*

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*mabuti, matuwid at mabiyaya. Dahil Ikaw ang '**Samee**`' – Ganap na Nakakarinig ng mga panalangin ng sinumang nananalangin sa Iyo."*

**39.** Tinawag siya ng mga anghel habang siya ay nakatayo na nakaharap sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa lugar na dasalan na nananalangin. Kanilang sinabi:

*"Katiyakan, binibigyan ka ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng magandang balita na ikaw ay pagkakalooban ng anak na ang pangalan ay Yahyã (Juan عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), patutunayan siya sa pamamagitan ng salita na mula sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na ito ay si `Îsã (Hesus عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) na anak ni Maryam,*[1] *na siya ay magiging pinuno sa kanyang sambayanan, at siya ay ikararangal sa mataas na antas, at ilalayo siya mula sa mga kasalanan, at mga nakapipinsalang kahalayan, at siya ay magiging Propeta na kabilang sa mga mabubuti na mga yaong inabot nila ang pinakamataas na antas ng kabutihan."*

**40.** Si Zakariyã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay nagsabi na may katuwaan at pagtataka: "*O aking 'Rabb!' Paano ako magkakaroon ng sanggol samantalang ako ay inabot na ng katandaan at ang aking asawa ay isang baog at hindi maaaring magkaanak?* Sinabi ng anghel: *"Ganoon ang Allâh, gumagawa ng anuman na Kanyang nais na mga gawain na hindi pangkaraniwan."*

1 Isa sa mga natatanging himala ang pagkakalikha kay `Îsã (Hesus عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ).

**41.** Si Zakariyã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay nagsabi: "*O aking 'Rabb!' Bigyan Mo ako ng tanda, na magiging katibayan na ang sanggol ay magmumula sa akin, nang sa gayon, ako ay matuwa at masiyahan."*

Kanyang sinabi: "*Ang tanda na iyong hinihiling ay hindi mo makakayanang magsalita sa mga tao ng tatlong araw maliban sa mga senyas. Kahit na ikaw ay walang karamdaman, at sa mga panahong yaon, dalasan mo ang pagpuri sa iyong 'Rabb' at pagdarasal sa mga dulo ng umaga at sa mga umpisa nito."*

**42.** At ipaalaala mo, O Muhammad, nang sinabi ng mga anghel: "*O Maryam, katotohanan ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay pinili ka para sumunod sa Kanya, at nilinis ka mula sa mga masasamang pag-uugali at kahalayan; at bukod-tangi kang pinili sa lahat ng mga kababaihan sa sangkatauhan sa iyong kapanahunan.*

**43.** "*O Maryam! Ipagpatuloy mo ang iyong pagsunod sa iyong 'Rabb' at tumayo ka na may pagkatakot at pagpapakumbaba, mag-'sujud' (magpatirapa) ka at yumuko na kasama ng mga yaong yumuyuko bilang pasasalamat sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang mga biyayang ipinagkaloob sa Iyo."*

**44.** Ang mga ikinukuwento Naming ito sa iyo, O Muhammad ay mula sa mga nakatagong kuwento na ipinahayag ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)

sa iyo, dahil hindi ka naman nila nakasama noong sila ay di-nagkasundo kung sino sa kanila ang mag-aalaga kay Maryam, kung sino ang may karapatan nito.

At naganap sa pagitan nila ang paligsahan na palabunutan sa pamamagitan ng pagtapon ng kanilang mga panulat,[1] at ang nagwagi ay si Zakariyã (عَلَيۡهِ السَّلَامُ) at siya samakatuwid ang nag-alaga sa kanya.

**45.** At wala ka roon, O Propeta ng Allâh, nang sinabi ng mga anghel: "*O Maryam! Katotohanan ang Allâh* (سُبۡحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), *binibigyan ka Niya ng magandang balita ng isang sanggol na mangyayari sa pamamagitan ng salita ng Allâh na sasabihin sa kanya na* '***kun***' *– maging,* '***fa yakun***' *– at ito ay magiging* (*maganap at ito ay kaagad na magaganap*).

"*Ang kanyang pangalan ay* '***Al-Masih, `Îsã ibnu Maryam***' (*ang Messiah, Hesus na anak ni Maria*) *at siya ay igagalang dito at sa Kabilang-Buhay; at kabilang sa mga malalapit sa Allâh sa Araw ng Muling Pagkabuhay.*"

1 Ang pamamaraan na ginawa nila upang mabatid kung sino ang mangangalaga kay Maryam ay nagpaligsahan sila: itinapon nila ang kanilang mga panulat na may pangalan na nakasulat sa mga ito sa ilog ng Jordan, at ang panulat na hindi aanurin ng tubig ang magwawagi, at ang hindi inanod na panulat ay ang kay Zakariyã, na kung kaya, sa kanya napunta ang pangangalaga.



**46.** "*At siya ay makikipag-usap sa mga tao habang siya ay isang sanggol pa lamang sa kuna bago pa man ang yugto ng pananalita at siya ay mananawagan sa kanila tungo sa Allâh kapag siya ay malaki na, na nasa yugto na ng kalakasan at ganap nang binata, ayon sa kung ano ang ipinahayag sa kanya.*"

"*Ang pakikipag-usap na ito na kanyang gagawin ay pakikipag-usap bilang Propeta, pamamahayag at pagpapatnubay. At isa siya sa mga mabubuting tao, matuwid sa kanyang pananalita at gawa.*"

**47.** Sinabi ni Maryam (عَلَيۡهَا السَّلَامُ), na nagugulat sa balita: "*Paano ako magkakaroon ng anak gayong wala naman akong asawa at hindi ako*

*masamang babae?"* Sinabi sa kanya ng anghel: *"Ito ay mangyayari, hindi ito kataka-taka sa kapangyarihan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, na Siyang lumikha ng anuman na Kanyang nais mula sa wala. Kapag Siya ay nagpasya na lumikha ng anumang bagay, sinasabi Niya lamang dito '**kun**' – maging, '**fa yakun**' – at ito ay magiging (maganap at ito ay kaagad na magaganap)."*

**48.** At tuturuan siya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na sumulat, at ng matuwid na pananalita at gawa; ituturo (rin) sa kanya ang '*Tawrah*' na ipinahayag kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at ganoon din ang '*Injeel*' na ipinahayag sa kanya (`Îsã عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ).

**49.** At gagawin siyang Sugo sa mga angkan ni Isrâ`il at sasabihin sa kanila: *"Ako ay dumating sa inyo na may dalang palatandaan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na inyong 'Rabb'*[1]*, na nagpapatunay na ako ay Sugo mula sa Kanya* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

*"At ako ay maghuhugis mula sa luwad ng katulad ng hugis-ibon at (pagkatapos ay) hihingahan ko ito upang ito ay maging isang tunay na ibon sa kapahintulutan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

*"Pagagalingin ko ang ipinanganak na bulag, at gayundin ang mga ketongin, at bubuhayin ko ang namatay sa kapahintulutan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*. At sasabihin ko sa inyo kung ano ang inyong kakainin at kung ano ang inyong itatabing pagkain sa inyong mga tahanan.*

*"Katotohanan, ito ay mga dakilang pangyayari na wala sa kakayahan ng sinumang tao kundi patunay lamang na ako ay Propeta ng Allâh at Kanyang Sugo, kung kayo ay naniniwala sa katibayan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at sa Kanyang mga talata at sumasaksi sa Kanyang Kaisahan."*

**50.** *"Ako ay naparito sa inyo, na magpapatotoo sa kung ano ang nilalaman ng 'Tawrah' at ipahihintulot sa inyo sa pamamagitan ng kapahayagan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang ilan na ipinagbawal sa inyo ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *upang luwagan kayo bilang Awa mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

*"At dala-dala ko (rin) sa inyo ang mga palatandaan mula sa inyong 'Rabb' bilang patunay na ang aking mga sinasabi sa inyo ay totoo; na kung kaya, katakutan ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, at huwag ninyong labagin ang Kanyang ipinag-utos, at sumunod kayo sa akin sa anumang ipinapahayag ko sa inyo mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**51.** *"Katiyakan, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay Bukod-Tangi na aking 'Rabb' at inyong 'Rabb', na ako ay nanghihikayat sa inyo tungo sa Kanya; na kung kaya,*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*sambahin ninyo Siya. Dahil ako at kayo ay pareho sa pagkaalipin at pagpapakumbaba sa Kanya. Ito ang Matuwid na Landas."*

**52.** Noong mabatid ni `Îsã (Hesus عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang kanilang di-pagtanggap, nanawagan siya sa kanyang tunay na mga tagasunod, at sinabi: *"Sino ang sasama sa akin para itaguyod ang 'Deen' ng Allâh?"*

Sinabi ng kanyang mga *Hawâriyyun* (mga piling-piling disipulo): *"Kami ang tagapagtaguyod ng 'Deen' ng Allâh at nanghihikayat patungo rito. Naniwala kami sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at sumunod sa iyo; na kung kaya, tumestigo ka para sa amin na kami ay mga Muslim – taimtim at ganap na sumusuko sa Allâh sa pamamagitan ng paniniwala sa Kanyang Kaisahan at pagsunod sa Kanya.*

**53.** *"O Allâh na aming 'Rabb!' Pinaniwalaan namin ang anuman na iyong ipinahayag na 'Injeel,' at sinunod namin ang Iyong Sugo na si `Îsã (Hesus* عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ*); na kung kaya, ibilang Mo kami sa mga sumaksi sa Kaisahan Mo at sa pagkasugo ng lahat ng Iyong mga Propeta. Sila ang sambayanan ni Propeta Muhammad* (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) *na sumasaksi sa lahat ng mga Sugo, na naipahayag nila ang mensahe sa kani-kanilang mga sambayanan."*

**54.** At nagpakana ang mga walang pananampalataya mula sa angkan ni Isrâ`il sa pamamagitan ng pagpili ng mga tao na papatay kay



`*Îsã* (Hesus عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) nang pataksil; na kung kaya, ginawa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na maging kamukha ni `Îsã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang taong nagturo (o nagkanulo) sa kanya; at siya ang nahuli nila, pinatay at ipinako, sa pag-aakala na siya ay si `Îsã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ). Tinumbasan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kanilang mga pakana nang higit pa kaysa roon. Ang talatang ito ang patunay na ang '*Makr*' (pantumbas sa masamang gawain) ay kabilang sa katangian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na naaayon sa Kanyang Kadakilaan at Kaganapan, dahil ang Kanyang '*Makr*' ay karapat-dapat at para tapatan ang mga pakana ng mga masasama.

**55.** Ang ginawang '*Makr*' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) laban sa kanila noong

sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay `Îsã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) na: "*Kukunin kita mula sa kalupaan nang walang anumang masamang mangyayari sa iyo, at iaangat kita papunta sa Akin kasama ang iyong buong katawan at kaluluwa. At ililigtas kita mula sa mga di-naniwala sa iyo.*

"*At gagawin ang mga yaong sumunod sa iyo, at sa anuman na iyong dinala mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na 'Deen'* (*batas o pamamaraan ng pamumuhay*), *at sa ipinahayag na magandang balita hinggil sa pagdating ni Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *na sila ay naniwala kay Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *pagkatapos siyang isugo ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at nanatili sila sa batas na yaon --- na sila ay mangingibabaw sa sinumang hindi naniwala sa iyong pagiging Propeta* (*O `Îsã* عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) *hanggang sa Araw ng Muling Pagkabuhay. Pagkatapos, sa Araw ng Pagbabayad, kayong lahat ay magbabalik sa Akin, upang linawin ang hindi ninyo pinagkaunawaan sa isa't- isa hinggil kay `Îsã* (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ)."

**56.** "*Subalit ang sinumang hindi naniwala kay `Îsã Al-Masih* (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) *mula sa mga Hudyo at saka yaong mga nagmalabis mula sa mga Kristiyano, paparusahan Ko sila ng matinding kaparusahan dito sa mundo sa pamamagitan ng pagpatay o pagkawala ng kayamanan at kaharian*; *at sa Kabilang-Buhay ay mananatili sila sa Impiyernong-Apoy at wala silang sinuman na maaaring maging taga-pagtaguyod upang sila ay tulungan at iahon mula sa kaparusahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)."

**57.** At ang sinumang naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa lahat ng mga Sugo at gumawa ng mabubuting gawa; ipagkakaloob sa kanila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang gantimpala sa kanilang mga gawain, ganap at walang pagkukulang. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay hindi nagmamahal sa mga gumagawa ng masama, gumagawa ng pagtatambal o pagsamba ng iba bukod sa Allâh ('*shirk*') at '*kufr*' (pagtanggi).

**58.** Ito ang Aming kuwento sa iyo hinggil kay `Îsã (Hesus عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) bilang malinaw na palatandaan na ang iyong mensahe ay totoo; at pagiging makatotohanan ng Qur'ân na '*Hakeem*' – Matalino at Maalam sa Pagpapasya, na siyang pamantayan sa pagitan ng katotohanan at kamalian; at walang pag-aalinlangan ang anuman na nasa loob nito.

**59.** Katiyakan, ang paglikha ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay `Îsã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) na walang ama ay katulad ng paglikha ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Âdam (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) nang walang ama't ina. Dahil siya ay nilikha Niya mula sa alabok, pagkatapos sinabi sa kanya na maging tao at ito ay naging tao (o naganap). Na kung kaya, ang pag-angkin na siya ay '*ilâh*' (diyos na dapat sambahin o sinasamba), dahil sa siya ay nilikha na walang ama ay mali at kasinungalingan na pag-

aangkin, sapagka't si Âdam (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ay walang ama at ina; samakatuwid, ang lahat ay magkakapareho na mga alipin lamang na katulad ng ibang mga alipin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**60.** Ang anumang dumating sa iyo, O Muhammad mula sa iyong '*Rabb*'[1], ang siyang katotohanan na walang pag-aalinlangan hinggil kay `Îsã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ); na kung kaya, panatilihin mo ang katiyakan sa iyong sarili, at sa kung anuman na iyong katayuan bilang pag-iwas sa mga pagsisinungaling; at huwag mong ibilang ang iyong sarili sa mga nag-aalinlangan. At ito ang pagpapatatag at pagpapanatag sa kalooban ni Propeta Muhammad (صَلَّىٰ ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ).

**61.** Na kung kaya, sinuman ang makikipagtalo sa iyo, O Muhammad hinggil kay `Îsã Al-Masih (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na anak ni Maryam, pagkatapos dumating sa iyo ang kaalaman hinggil kay `Îsã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), sabihin mo sa kanila: "*Halina kayo at isama natin ang aming mga anak at inyong mga anak, ang aming mga kababaihan at ang inyong mga kababaihan, ang aming mga sarili at ang inyong mga sarili. Pagkatapos, manalangin tayo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) nang taimtim na ibaba Niya ang Kanyang parusa at sumpa sa mga hindi nagsasabi ng katotohanan at nananatili sa kanilang pagtanggi.*"

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



**62.** Katiyakan, ang isinasalaysay Kong ito sa iyo na hinggil kay `Îsã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ay walang pag-aalinlangan na makatotohanang kuwento.

At '***Lâ i-lâ-ha il-lal-lâh***' – walang sinumang '*ilâh*' (diyos na sinasamba) o bukod-tangi na may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Nag-iisa. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), Siya ay '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punong-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang Kaharian, na '***Al-Hakeem***' – ang Ganap na Maalam sa Kanyang panukala at gawa.

**63.** At kapag sila ay tumalikod at tumanggi sa pagsunod at paniniwala sa iyo, ay sa kadahilanang sila ay

masasama; at ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '`***Aleem***' – Ganap na Nakababatid sa kanila at sila ay pagbabayarin para rito.

**64.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga '*Ahlul Kitâb*' – mga Hudyo at mga Kristiyano: "*Halina sa makatarungan at makatotohanang salita, at tayong lahat ay sumunod at manatili rito* (*sa makatarungan at makatotohanang salita na ito*): *ito ay ang pagturing natin sa pagiging bukod-tangi ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pagsamba sa Kanya, na hindi tayo gagawa ng anumang pagtatambal sa Kanya, na tulad ng mga imahen, rebulto o di kaya ay krusipiho o anumang uri ng sinasamba bukod sa Kanya*; *at hindi tayo susunod sa ibang batas o kagustuhan ng sinuman sa atin maliban sa kautusan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)."

At kapag sila ay tumanggi sa mabuting paghihikayat na ito. Sabihin ninyo – O kayong mga mananampalataya – sa kanila: "*Tumestigo kayo sa amin na kami ay mga Muslim na sumusuko sa aming* '*Rabb*' *bilang alipin at taimtim na pagsamba namin sa Kanya*." At ang paghihikayat na ito tungo sa pagkakaisa, na ang ganitong pamamaraan ng paghihikayat ay hindi lamang para sa mga Hudyo at mga Kristiyano, kundi pati na rin sa ibang relihiyon na nasa labas ng Islâm.

**65.** O kayo na mga '*Ahlul Kitâb*' – mga Hudyo at mga Kristiyano: "*Paano kayong nakikipagtalo* (*hinggil kay Ibrâhim* عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) *na inaangkin ng bawa't grupo sa inyo na si Ibrâhim* (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) *ay kasama sa inyong* '*deen*' (o *relihiyon*), *gayong hindi ipinahayag ang* '*Tawrah*' *at* '*Injeel*' *kundi pagkatapos na niya? Hindi ba ninyo naiintindihan na mali ang inyong sinasabi na si Ibrâhim* (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) *ay Hudyo o Kristiyano, at alam ninyo na ang mga Hudyo at mga Kristiyano ay saka lamang lumitaw pagkamatay ni Ibrâhim* (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), *na umabot pa muna nang matagal na panahon?*"

**66.** Nariyan na naman kayo, O kayo na nakipagtalo sa Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), hinggil sa mga kaalaman ninyo sa inyong relihiyon, na pinaniniwalaan ninyo na ito ay totoo ayon sa inyong mga Aklat; kung gayon, bakit kayo nakikipagtalo sa mga bagay na wala kayong kaalaman hinggil kay Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ)? Gayong ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay Ganap na Nakaaalam ng mga bagay na lihim subalit kayo ay walang kaalam-alam.

**67.** Kailanman, si Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ay hindi isang Hudyo ni Kristiyano, at hindi lumitaw ang Judaismo at Kristiyanismo, kundi pagkawala na niya, na umabot pa muna nang napakatagal na panahon. Bagkus siya (Ibrâhim عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ay tunay na sumusunod sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ganap na sumusuko sa Kanyang '*Rabb*' bilang

Muslim at hindi siya kabilang sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh.

**68.** Katiyakan, ang taong may karapatan kay Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at sila ang kabilang sa kanya, ay yaong mga naniwala sa kanya, naniwala sa kanyang mensahe at sumunod sa kanyang '*Deen;*' na ito ay si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) at yaong mga naniwala sa kanya.

At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang Siyang '***Walee***' – Tagapangalaga ng mga naniwala sa Kanya, na mga sumusunod sa Kanyang batas.

**69.** Hinahangad ng isang grupo mula sa mga Hudyo at mga Kristiyano, na sana ay mailigaw nila kayong mga Muslim at mailayo sa Islâm; subalit wala silang inililigaw kundi ang kanila lamang mga sarili at ang kanilang mga tagasunod, gayong hindi nila ito nararamdaman at hindi nila ito nababatid.

**70.** *"O kayong mga nagtatangan ng 'Tawrah' (Torah) at 'Injeel' (Ebanghelyo), bakit ninyo tinatanggihan ang mga talata ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Kanyang ipinahayag sa Kanyang mga Sugo na nasa inyong Aklat, gayong naroroon (sa inyong kasulatan) na si Muhammad* (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) *ay isang Sugo na inyong (inaabangan o hinihintay); at ang anuman na kanyang dinala sa inyo, ito ay pawang katotohanan at tumitestigo naman kayo? Subalit tinatanggihan naman ninyo siya."*



**71.** *"O kayo na mga nagtatangan ng 'Tawrah' at 'Injeel,' bakit ninyo pinaghalo ang katotohanan sa kamalian na nasa inyong mga Aklat, sa pamamagitan ng pagbabago na inyong ginawa at sa pagsusulat ng inyong mga kamay ng kasinungalingan; at itinatago ninyo ang anumang nakasaad doon hinggil sa katangian ni Propeta Muhammad* (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ)*, at ang kanyang 'Deen,' – na ito ay katotohanan; at batid ninyo ang bagay na ito?"*

**72.** At sinabi ng isang grupo ng '*Ahlul Kitâb*' na mga Hudyo: *"Paniwalaan ninyo ang anuman na ipinahayag sa mga naniwala, sa simula (umpisa) ng araw at labagin ninyo ito sa dulo ng araw (hapon),*

*nang sa gayon, ay magkaroon sila ng pagdududa sa kanilang 'Deen', hanggang sa ito ay iwan nila.*

**73.** *"At huwag kayong maniwala maliban lamang sa kung sino ang sumunod sa inyong 'deen' (relihiyon) at naging Hudyo."* Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: *"Katiyakan, ang patnubay at ang gabay ay ang patnubay at gabay lamang ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa tunay na paniniwala."*

At sinabi nila (na mga Hudyo): *"Huwag ninyong ituro sa mga Muslim ang anumang kaalaman na mayroon kayo, na ito ay matutunan nila mula sa inyo dahil magiging kapantay ninyo sila sa kaalaman o makahihigit pa sila sa inyo, o di kaya ay gagamitin nila itong katibayan sa inyong 'Rabb' upang kayo ay magapi nila."*

Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: *"Katiyakan, ang lahat ng kagandahang-loob, pangingibabaw at ang lahat ng bagay ay nasa Kamay ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at nasa Kanyang Pangangasiwa; at ito ay ipinagkakaloob Niya sa sinuman na Kanyang nais, na naniwala sa Kanya at sa Kanyang Sugo."*

At ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay Walang-Hanggan at Ganap ang Kanyang kaalaman, saklaw ng Kanyang kaalaman at ng Kanyang biyaya ang lahat ng Kanyang nilikha; at ganoon din sa sinuman na karapat-dapat ng Kanyang kagandahang-loob at biyaya.

**74.** Katiyakan na ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), pumipili Siya mula sa Kanyang mga nilikha ng sinuman na Kanyang nais sa pagiging Propeta at patnubay tungo sa ganap na batas. At ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang Nagmamay-ari ng mga dakilang kagandahang-loob.

**75.** At mayroon sa mga '*Ahlul Kitâb*' na mga Hudyo, na kapag pinagkatiwalaan mo ng maraming kayamanan, ito ay kanilang ibabalik sa iyo nang walang pandaraya. At mayroon naman sa kanila na kapag pinagkatiwalaan mo ng isang '*dinar*' (ginto) ay halos ayaw na niya itong ibalik pa sa iyo. Maliban na lamang, kung magsisikap ka ng lahat ng paraan na bawiin ito sa kanya.

Ang dahilan nito ay mayroon silang maling paniniwala na nagtutulak sa kanila na gumawa nito, na sila (raw) ay mayroong karapatan na ipagkanulo at kunin ang mga kayamanan ng Arabo na wala silang karapatan at sinasabi nila na: *"Wala tayong kasalanan kung kinain o pinakialaman natin ang kayamanan nila, dahil ang Allâh, ipinahintulot Niya ito para sa atin,"* gayong sa katotohanan, ito ay pagsisinungaling laban sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), ito ay binibigkas ng kanilang mga dila kahit alam nila na sila ay nagsisinungaling.

**76.** Ang katotohanan ay hindi ang yaong inaangkin ng mga sinungaling, sapagka't ang tunay na

natatakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay ang sinumang ginagampanan niya ang kanyang pangako sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), tinutupad niya ang mga ito at pinangangalagaan ang ipinagkatiwala sa kanya; naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang mga Sugo, at sumunod sa gabay at batas Niya; at natakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at isinasagawa niya ang ipinag-uutos at iniiwasan niya ang mga ipinagbabawal. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay Siyang nagmamahal sa mga '*Al-Muttaqin*' na umiiwas sa paglalagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh at sa mga kasalanan.

**77.** Katiyakan, yaong ipinagpalit nila ang kanilang pangako sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ang Kanyang katuruan na nasa kanilang mga Aklat na ipinahayag sa kanilang mga Propeta sa walang halagang makamundong bagay, sila ay walang bahagi na gantimpala sa Kabilang-Buhay; at hindi makikipag-usap sa kanila ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa paraan na kanilang ikasisiya; at hindi titingin sa kanila ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng tingin ng pagkaawa sa Araw ng Muling Pagkabuhay; at hindi sila lilinisin mula sa dungis ng kasalanan at pagtanggi. At ang para sa kanila ay masidhing kaparusahan.

**78.** At katiyakan, mayroon sa mga Hudyo ang grupo na binabago nila ang salita sa pamamagitan ng paglalayo nito sa tamang kahulugan, at pinapalitan nila ang salita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang malinlang nila



ang iba, na (sinasabi nilang) ito ay salita na ipinahayag bilang '*Tawrah*' gayong hindi naman ito talaga nagmula sa '*Tawrah;*' at sinasabi nila na ito ay nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ipinahayag Niya sa Kanyang Propeta na si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), subalit sa katotohanan, ito ay hindi talagang nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Ang dahilan ay ang paghahangad nila ng makamundong bagay; na kung kaya, sila ay nagsasalita ng mga kasinungalingan laban sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), gayong alam nila na sila ay nagsisinungaling.

**79.** Hindi maaari sa sinumang tao na magpapahayag ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya ng isang Aklat, gagawin siyang hukom sa Kanyang

mga nilikha at pipiliin siya bilang Propeta, pagkatapos ay sasabihin niya sa mga tao na sambahin ninyo ako bukod sa Allâh, kundi bagkus ay kanyang sasabihin: "*Gawin ninyo ang inyong mga sarili na Rab-ba-nî-yîn* (na ang ibig sabihin ay maging maalam sa '*Deen*' at ipahayag nila sa iba kung anuman ang kanilang natutunan na Rebelasyon mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at sa kung anuman na kanilang napag-aralan at naisaulo bilang kaalaman at panuntunan)."

**80.** At hindi maaari sa sinuman sa kanila na ipag-uutos sa inyo, na gawin ang mga anghel at ang mga Propeta bilang mga '*Rabb*'[1], na sasambahin ninyo bukod sa Allâh. Matatanggap ba ito ng inyong mga kaisipan, O kayo na mga tao, na sila ay mag-uutos sa inyo ng paglabag sa Allâh pagkatapos ninyong sumunod sa utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)?

**81.** At alalahanin mo, O Muhammad noong nagbigay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ng kasunduan sa mga Propeta: "*Na kapag pinagkalooban ko kayo ng Aklat at ng Karunungan, pagkatapos ay dumating sa inyo ang Sugo mula sa Akin na magpapatotoo sa anuman na pinanghahawakan ninyo; samakatuwid, maniwala kayo sa kanya at tulungan ninyo siya.*" [Ito ang kasunduan na ginawa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa mga Sugo.] Kung gayon, sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ): "*Sumasang-ayon ba kayo rito at tinatanggap ninyo ang kasunduang ito?*" Sila ay nagsabi: "*Sumasang-ayon kami.*" Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ): "*Kung gayon, magtestigo ang iba sa inyo sa iba, at kayo naman ay magtestigo sa inyong mga sambayanan hinggil sa kasunduang ito. At Ako naman ay kasama na titestigo sa inyo* (*Propeta*) *at sa kanila* (*sambayanan*)."

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

At dito, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay gumawa ng kasunduan sa bawa't Propeta na siya ay maniniwala kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) at gumawa ng kasunduan sa mga tagasunod ng mga Propeta (para sa usaping ito).

**82.** At sinuman ang tumalikod sa panawagan ng Islâm, pagkatapos ng pagkakapahayag at kasunduang ito na ginawa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanyang mga Propeta – sila ang mga lumabas sa '*Deen*' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa pagsunod sa kanilang '*Rabb*.'

**83.** Naghahangad ba ang mga yaong masasama at lumabag mula sa '*Ahlul Kitâb*' ng iba bukod sa '*Deen*' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Al-Islâm, na Kanyang ipinadala kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ); gayong ang lahat ng mga nasa kalangitan at kalupaan ay kusang sumusuko at nagpapasailalim sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) – na katulad ng mga mananampalataya – at maging ang mga walang

pananampalataya ay sumusuko (rin) kahit ayaw pa nila, sa oras ng kanilang kagipitan, samantalang hindi ito makapagbibigay ng pakinabang sa kanila, na katulad ng pagsuko sa Kanya ng lahat ng mga nilikha; at sa Kanya babalik ang lahat sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at tutumbasan ang bawa't isa ayon sa kanyang nagawa. At ito ay babala mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang nilikha na huwag silang babalik sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nang wala sila sa '*Deen*' ng Islâm.

**84.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Naniwala kami sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *sinunod namin Siya, wala kaming 'Rabb' bukod sa Kanya at wala kaming sinasamba bukod sa Kanya; at naniwala kami sa ipinahayag Niya sa amin; at sa anumang ipinahayag Niya kay Ibrâhim* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *at sa kanyang dalawang anak na sina Ismâ`il* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *at Ishâq* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *at sa kanyang apo na si Ya`qûb (Jacob* عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *at sa anumang ipinahayag sa mga 'Al-Asbât' – na sila ang mga Propeta mula sa 12 angkan ni Isrâ`il mula sa pamilya ni Ya`qûb* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ); *at (sa Aklat) na ibinigay kina Mousã (Moises* عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *at `Îsã (Hesus* عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *na 'Tawrah' at 'Injeel;' at sa kung ano ang ipinahayag ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang mga Propeta – ito ay pinaniniwalaan naming lahat, wala kaming pagtatangi sa sinuman sa kanila sa pagitan*



*nilang lahat; at sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Nag-iisa at Bukod-Tangi, kami ay sumusuko at sumusunod bilang Muslim at tinanggap namin Siya bilang 'Rabb' at bilang 'Ilâh' o Diyos na sinasamba.*"

**85.** At sinuman ang maghangad ng '*Deen*' maliban sa '*Deen*' na '*Al-Islâm*' – na ito ay ang pagsuko sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Kaisahan, pagpapasailalim sa Kanya bilang pagsunod, pagsamba at pagkaalipin; at paniniwala sa Kanyang huling Sugo na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) – pagsunod sa kanya, pagmamahal na lantaran o lihim – ang sinumang magnais ng iba maliban sa '*Deen Al-Islâm*' ay hindi ito tatanggapin sa kanya at sa Kabilang-Buhay ay

kabilang siya sa mga talunan, na sila ay walang mapapakinabangan na anuman sa kanilang mga sarili.

**86.** Paano gagabayan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa paniniwala sa Kanya at sa Kanyang Sugo ang mga tao na tinanggihan ang pagiging propeta ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) pagkatapos nila itong paniwalaan; gayong sila'y sumaksi na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) ay totoo at ang kanyang dala-dala ay katotohanan, dahil siya ang nagdala ng mga katibayan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at mga palatandaan na nagpapatotoo sa kanya?

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), hindi Niya gagabayan sa katotohanan at sa tama ang mga grupong masasama, na sila ay lumihis sa katotohanan patungo sa kamalian at pinili ang pagtanggi kaysa sa paniniwala.

**87.** Sila ang sukdulang masasama, ang kabayaran para sa kanila ay ang sumpa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), ng mga anghel at lahat ng tao; dahil sa sila ay inilayo mula sa Awa ng Allâh.

**88.** Mananatili sila sa Impiyerno at hindi aalisin sa kanila ang kaparusahan nang kahit na sandali para sila ay makapagpahinga, at hindi ito iaantala sa kanila kahit na anuman ang kanilang ikakatwiran.

**89.** Maliban sa yaong nanumbalik sa kanilang '*Rabb*' nang makatotohanang pagsisisi, pagkatapos nilang tumanggi at naging masama. At itinuwid nila ang anuman na kanilang pagkakamali sa pamamagitan ng kanilang pagsisisi. Katiyakan, tatanggapin sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), dahil Siya ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa pagkakasala ng Kanyang mga alipin, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**90.** Katiyakan, ang mga yaong hindi naniwala at tumanggi pagkatapos nilang maniwala at nagpatuloy sila sa kanilang pagtanggi hanggang sa dumating sa kanila ang kamatayan, hindi tatanggapin sa kanila ang pagsisisi sa oras ng kanilang pag-aagaw-buhay. At sila ang mga yaong naligaw ng landas at ipinagsawalang-bahala ang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**91.** Katiyakan, yaong mga tumanggi sa pagiging Propeta ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at sila ay namatay sa pagtanggi sa Allâh at sa Kanyang Sugo; kailanman ay hindi tatanggapin sa sinuman sa kanila sa Araw ng Muling Pagkabuhay, kahit na punuin pa niya ng ginto ang buong kalupaan upang tubusin ang kanyang sarili mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); at kahit na ito pa ay mangyari, hindi pa rin ito tatanggapin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanya. Ang para sa kanila ay masidhing kaparusahan at walang sinuman ang makapagliligtas sa kanila mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**92.** Kailanman ay hindi ninyo mararating ang *'Al-Jannah'* hanggang hindi ninyo ginagasta bilang kawanggawa ang anuman na inyong pinakamamahal. At ang anumang bagay na inyong ginasta kahit na gaano ito kaliit o karami, katiyakan nababatid ito ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at ginagantihan Niya ang bawa't gumagasta ayon sa kanyang nagawa.

**93.** Lahat ng malinis na pagkain ay ipinahintulot sa mga angkan ni Ya`qûb (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) maliban lamang sa ipinagbawal niya sa kanyang sarili dahil sa kanyang karamdaman, at ito ay bago ipinahayag ang '*Tawrah*.' Subalit noong ipinahayag na ang '*Tawrah*,' ay ipinagbawal na ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa kanila ang ilan na dating ipinahintulot sa kanila, dahil sa kanilang kasamaan at sa kanilang paglabag.

Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Dalhin ninyo rito ang 'Tawrah' at bigkasin ninyo ang nasa loob nito kung kayo ay totoo sa inyong pag-aangkin, na ang Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) *ay nagpahayag ayon dito ng pagbabawal ng anuman na ipinagbawal ni Ya`qûb* (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) *sa kanyang sarili, nang sa gayon ay matiyak ninyo na totoo ang anumang isinasaad sa Dakilang Qur'ân --- na ang Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) *ay hindi nagbawal sa mga angkan ni Isrâ`il bago ipinahayag ang 'Tawrah' maliban lamang*



*sa kung ano ang ipinagbawal ni Ya`qûb* (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) *sa kanyang sarili.*"

**94.** Na kung kaya, sinuman ang nagpasinungaling sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) pagkatapos niyang mabasa ang '*Tawrah*' at mapatunayan ang mga katotohanan, sila kung gayon ang mga sukdulang masasama na nagsasabi ng mga kasinungalingan laban sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ).

**95.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Totoo ang Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang sinasabi sa inyo at sa Kanyang mga batas; na samakatuwid, kung kayo'y totoong nagmamahal at nag-aangkin na kayo ay tagasunod ni Ibrâhim* (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ), *sundin ninyo ang kanyang 'Deen' na itinalaga*

*ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na batas ayon sa ipinahayag ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّٰهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) dahil ito ang katotohanan, na walang pag-aalinlangan ang hinggil dito. Kailanman si Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay hindi naging kabilang sa mga 'Mushrikin,' bagkus siya ay naniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at Siya lamang ang kanyang sinamba."*

**96.** Katiyakan, ang unang Tahanan na itinayo para sa pagsamba sa Allâh sa kalupaan ay ang '*Baytullâh Al-Harâm*' na nasa Makkah. Ito ay mabiyayang Tahanan at dinudoble-doble rito ang mga gantimpala sa mga nagawang kabutihan. Dito (rin sa lugar na ito) bumababa ang mga Biyaya at Awa ng Allâh, at sa pagharap dito sa tuwing magsa-'*Salâh*,' at sa pagtungo rito upang magsagawa ng '*Hajj*' at '`*Umrah*;' ay kabutihan at gabay sa lahat ng tao.

**97.** Dito, sa tahanang ito, ang malinaw na mga palatandaan na ito ay itinayo ni Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ). Dinakila at pinarangalan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), kabilang (din sa dinakila at pinarangalan ng Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay ang '*Maqâm*' ni Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ). Na kung kaya, sinuman ang papasok sa lugar na ito ay iniligtas niya ang kanyang sarili at walang sinuman ang makapagpapahamak sa kanya.

At ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa sinumang may kakayahan sa mga tao mula sa iba't ibang lugar na magtungo sa Tahanang ito, upang isagawa ang mga alituntunin ng '*Hajj*.' Kung sinuman ang tatanggi sa pag-uutos ng '*Hajj*' na ito, ay ituturing na walang pananampalataya, sapagka't ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang '***Ghanee***' – Ganap na Malaya mula sa lahat ng pangangailangan na hindi nangangailangan sa kanya (na tumanggi); at sa kanyang '*Hajj*' at sa kanyang gawa; at maging sa lahat ng Kanyang mga nilalang.

**98.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga '*Ahlul Kitâb*' – mga Hudyo at mga Kristiyano: "*Bakit ninyo tinatanggihan ang mga katibayan na nagmumula sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), *na nagpapatunay na ang Islâm ay* '*Deen*' *ng Allâh*; *at nilalabag ninyo ang mga katibayan at ang mga palatandaan na nasa inyong mga Aklat gayong ito ay batid* (*naman*) *ninyo?*" At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang '***Shaheed***' – Saksi sa anuman na inyong ginagawa. Ito ay paghamon at pagbabanta sa kanila.

**99.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad, sa mga Hudyo at mga Kristiyano: "*Bakit ninyo pinagbabawalan sa Islâm ang mga gustong yumakap nito, na naghahanap kayo ng paraan upang ibaluktot ang katuruan ng Islâm*; *at iligaw ang mga tao sa Matuwid na Landas gayong batid ninyo na ang aking dala-dala ay katotohanan?*" At batid ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang lahat ng inyong mga ginagawa at

walang pag-aalinlangan na kayo ay mananagot para rito.

**100.** O kayo na naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo! Kung kayo ay susunod sa grupo ng mga Hudyo at mga Kristiyano na pinagkalooban ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng '*Tawrah*' at '*Injeel*,' ililigaw nila kayo; at naglalagay sila ng mga bagay na pag-aalinlanganan ninyo ang inyong '*Deen*,' nang sa gayon ay bumalik kayo (sa kadiliman) at tumanggi sa katotohanan pagkatapos ninyong naniwala. Samakatuwid, huwag kayong magtiwala sa kanila hinggil sa inyong '*Deen*,' at huwag makinig sa kanilang kapaliwanagan at mga idea (kuru-kuro) o pagpapayo.

**101.** At paano kayo hindi mani-niwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), O kayo na mga mananampalataya, gayong ang mga talata ng Dakilang Qur'ân ay binibigkas sa inyo at nasa inyo ang Sugo ng Allâh, na nagpaparating ng mensahe sa inyo? Kung kaya, ang sinumang magtitiwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ipamumuhay ang katuruan ng Qur'ân at '*Sunnah*,' ay nasa kanya ang gabay sa Malinaw na Daan at Matuwid na Landas.

**102.** O kayong naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Katakutan ninyo Siya sa tunay na kahulugan ng pagkatakot, sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya at di-paglabag, pagpapasalamat at di-pagtanggi, pag-alaala at di-



pagkalimot; at patuloy na pananatili sa pamumuhay ng Islâm, hanggang sa huling hibla ng inyong buhay upang makatagpo ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa ganitong kalagayan.

**103.** At hawakan ninyo nang mahigpit ang Aklat na mula sa inyong '*Rabb*' (Allâh سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at ang patnubay ng inyong Propeta, at huwag kayong gumawa ng anumang bagay na magiging dahilan ng inyong pagkakahiwa-hiwalay. At alalahanin ninyo ang mga dakilang biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ipinagkaloob sa inyo: noong kayo ay bago pa sa Islâm ay nagkakalaban-laban kayo at pagkatapos ay pinag-isa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang inyong mga puso, sa pagmamahal sa Kanya

at pagmamahal sa Kanyang Sugo. At itinanim Niya sa inyong mga puso ang pagmamahal sa isa't-isa.

Samakatuwid, dahil sa Kanyang gabay ay nagmahalan kayo na (tulad ng) tunay na magkakapatid, at noon ay nasa bingit kayo ng Impiyerno at ginabayan kayo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa Islâm at iniligtas kayo sa Impiyerno. At kung paano ipinaliwanag sa inyo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Daan ng Tamang Pananampalataya ay ginawa rin Niya ang lahat ng bagay para sa ikabubuti ninyo bilang gabay sa inyo tungo sa Daan ng Patnubay at ito ang inyong tatahakin nang sa gayon ay hindi kayo maligaw.

**104.** At magpalitaw kayo, O kayo na mga mananampalataya, mula sa inyo ng isang grupo, na nag-aakay tungo sa kabutihan at nag-uutos sa paggawa ng mabuti – at ito ay ang pag-aakay tungo sa Islâm at sa Kanyang batas, at pagbabawal sa paggawa ng masama, na ito ay ang lahat ng labag sa katuruan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ); samakatuwid, sila ay magtatagumpay ng mga Hardin sa '*Al-Jannah*.'[1]

**105.** At huwag ninyong gayahin, O kayong mga mananampalataya, ang mga '*Ahlul Kitâb*' sa kanilang pag-aaway-away at hindi pagkakasundo hanggang sa sila ay nagkawatak-watak na mga grupo. At hindi sila nagkakasundo sa pundasyon o pinakaugat ng Relihiyon ('*Deen*') pagkatapos na maging malinaw sa kanila ang katotohanan. At sila ay karapat-dapat sa masidhing pagpaparusa.

**106.** Sa Araw ng Muling Pagkabuhay, na kung saan, ang ilang mga mukha ay mapuputi at sila ay masasaya dahil sa kanilang paniniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo at pagsunod sa Kanyang ipinag-utos, ang ilan naman ay mangingitim ang kanilang mga mukha at sila ay maghihinagpis mula sa kaparusahan ng kanilang di-paniniwala sa Kanyang Sugo at paglabag sa Kanyang kautusan.

Ang mga yaong nangitim ang kanilang mukha, sasabihin sa kanila bilang paghamak: "*Tumanggi ba kayo pagkatapos ninyong maniwala at pinili ninyo ang pagtanggi kaysa paniniwala? Samakatuwid, lasapin ninyo ang inyong kaparusahan dahil sa inyong pagtanggi.*"

**107.** At yaon (namang) namuti ang kanilang mga mukha at maaliwalas dahil sa kasiyahan at dahil sa natamo nila ang magandang balita, sila ay mga nasa '*Al-Jannah*' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa mga kasiyahan na naroroon, at sila ay mananatili roon na hindi na sila lalabas pa magpakailanman.

**108.** Ito ang mga talata ng Allâh, ang Kanyang maliwanag na palatandaan. Aming binibigkas at

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

ikinukuwento sa iyo, O Muhammad nang makatotohanan at may katiyakan.

At kailanman, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), hindi Niya dinadaya ang sinuman sa Kanyang mga nilikha at hindi Niya binabawasan ang anuman na kanilang ginawa, dahil Siya ang Makatarungang Tagapaghatol at hindi nandaraya.

**109.** At pagmamay-ari ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga nasa kalangitan at kalupaan. Ito ay bukod-tanging pagmamay-ari Niya, nilikha at pinangangasiwaan; at ang lahat ng Kanyang mga nilikha ay sa Kanya lamang magbabalik at tutumbasan ang bawa't isa ayon sa kanyang karapatan.

**110.** Kayo, O sambayanan ni Muhammad, ang pinakamabuti sa lahat ng mga sambayanan, at higit na kapaki-pakinabang sa mga tao dahil sa ipinag-uutos ninyo ang kabutihan --- ang lahat ng ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ng Kanyang Sugo. At nagbabawal ng masama – ang lahat ng ipinagbawal ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ng Kanyang Sugo. At naniniwala kayo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng tunay na paniniwala na pinatutunayan ng inyong mga gawa.

Na samakatuwid, kung naniwala (lamang) ang mga '*Ahlul Kitâb*' – ang mga Hudyo at mga Kristiyano kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) at sa kanyang dala-dalang katuruan mula




sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na katulad ng inyong ginawang paniniwala, ito ay higit na makabubuti para sa kanila rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

Subalit mayroon sa kanila ang naniwala sa mensahe ni Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) at sumunod (sa mensaheng) ito nguni't sila ay kakaunti (lamang). At ang nakararami sa kanila ay lumabag sa '*Deen*' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at hindi sumunod sa Kanya.

**111.** Ang mga '*Fâsiqûn*' (sukdulang masasama) ng '*Ahlul Kitâb*' ay hindi makagagawa ng kapahamakan sa inyo maliban na lamang sa mga nakaiinis sa pandinig na mga salitang '*Shirk*' (pagtatambal o pagsamba

ng iba), '*Kufr*' (pagtanggi) at iba pa; at kapag sila ay nakipaglaban sa inyo matatalo sila, sila ay aatras, pagkatapos ay wala silang magiging kaagapay laban sa inyo sa anumang pagkakataon.

**112.** Itinadhana ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na bahagi na nila ang pagkatalo at pagkahamak. At hindi na ito mawawala pa sa mga Hudyo at sila ay mananatiling aba (hamak) kahit saan man sila naroroon. Maliban na lamang sa ilalim ng pangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa pangako mula sa mga tao na pangangalagaan sila at ang kanilang mga kayamanan. Na ito ay ang pakikipagkasundo nila sa mga Muslim, na sila ay magpapasailalim sa batas ng Islâm ('*dimma*'). Subalit pagkatapos nito ay babalik pa rin sila sa sumpa ng Allâh na karapat-dapat sa kanila, dahil itinalaga na sa kanila ang pagkahamak at pagkasumpa; na kung kaya, wala kang makikitang Hudyo na hindi palaging takot at nangangamba mula sa mga naniniwala sa Allâh; ito ang itinalaga sa kanila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang paglabag sa kagustuhan ng Allâh, at paglampas sa Kanyang hangganang itinakda, at pagpatay nila sa mga Propeta bilang sukdulang kasamaan at paghihimagsik; at ang nagpalakas ng loob sa kanila upang gawin ang ganitong bagay ay ang kanilang pagsasagawa ng mga kasamaan at paglabag sa batas ng Allâh.

**113.** Ang mga '*Ahlul Kitâb*' ay hindi magkakaparehas, mayroon sa kanila ang grupo na nanatili sa kagustuhan (batas) ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), naniwala sa Kanyang Sugo na si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at sila ay gumigising sa gabi sa kanilang pagsa-'*Salâh*,' binibigkas ang mga talata ng Dakilang Qur'ân, humaharap at nakikipag-ugnayan sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanilang pagsa-'*Salâh*.'

**114.** Naniniwala sila sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa Kabilang-Buhay, nag-uutos sila ng lahat ng kabutihan at nagbabawal sila ng lahat ng kasamaan, at minamadali nila ang pagsasagawa ng mga kabutihan, at sila ay kabilang sa mga mabubuting alipin ng Allâh.

**115.** At ang anumang gawa mula sa mga mabubuting gawa, marami man ito o kakaunti, na ginagawa ng grupo ng mga mananampalataya; kailanman ay hindi ito babalewalain ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), bagkus sila ay pasasalamatan at gagantimpalaan para rito. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam sa mga natatakot sa Kanya at gumagawa ng mga kabutihan, at lumalayo sa mga ipinagbabawal sa paghahangad ng Kanyang pagmamahal at ng Kanyang gantimpala.

**116.** Katiyakan, yaong hindi naniwala sa mga talata ng Allâh at tinanggihan ang Kanyang mga Sugo; kailanman, ang kanilang kayamanan at ang kanilang mga anak ay hindi makapagliligtas sa kanila sa kaparusahan ng Allâh, dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; at sila ay maninirahan sa Impiyernong-

Apoy, doon sila'y mananatili at hindi na sila makalalabas pa roon magpakailanman.

**117.** Ang katulad ng mga ginasta ng mga walang pananampalataya sa kabutihan dito sa mundo at ang kanilang inaasahan na gantimpala o kapalit, ay katulad ng hangin sa taglamig, na sinalanta ang mga pananim ng mga tao na naghahangad at umaasa na makaaani sila nang masagana, at dahil sa kanilang pagkakasala ay walang itinira ang hangin na anuman sa kanila.

At sila ang mga walang pananampalataya na walang matatamong gantimpala sa Kabilang-Buhay. At hindi sila dinaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) subalit sila ang nandaya sa kanilang mga sarili dahil sa kanilang pagtanggi at paglabag.

**118.** O kayo na naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo, huwag ninyong gawing *'awliyâ`'* (taong pakamamahalin at gagawing tagapagtaguyod) ang mga walang pananampalataya, pagkakatiwalaan ninyo at pagsasabihan ng inyong mga lihimbukodsamgamananampalataya. Dahil hindi sila titigil hanggang hindi kayo mapapahamak at natutuwa pa sila kapag may nangyaring masama sa inyo. At lumilitaw ang tindi ng kanilang pagkagalit sa kanilang mga salita, subalit ang anumang kinikimkim nila sa kanilang kalooban na poot at galit sa inyo ay lalong matindi.


سُورَةُ آلِ عِمۡرَان الجُزۡءُ الرَّابِعُ

إِنَّ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ لَن تُغۡنِيَ عَنۡهُمۡ أَمۡوَٰلُهُمۡ وَلَآ أَوۡلَٰدُهُم مِّنَ
ٱللَّهِ شَيۡـٔٗاۖ وَأُوْلَٰٓئِكَ أَصۡحَٰبُ ٱلنَّارِۖ هُمۡ فِيهَا خَٰلِدُونَ ١١٦
مَثَلُ مَا يُنفِقُونَ فِي هَٰذِهِ ٱلۡحَيَوٰةِ ٱلدُّنۡيَا كَمَثَلِ رِيحٖ فِيهَا
صِرٌّ أَصَابَتۡ حَرۡثَ قَوۡمٖ ظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمۡ فَأَهۡلَكَتۡهُۚ وَمَا
ظَلَمَهُمُ ٱللَّهُ وَلَٰكِنۡ أَنفُسَهُمۡ يَظۡلِمُونَ ١١٧ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ
ءَامَنُواْ لَا تَتَّخِذُواْ بِطَانَةٗ مِّن دُونِكُمۡ لَا يَأۡلُونَكُمۡ خَبَالٗا
وَدُّواْ مَا عَنِتُّمۡ قَدۡ بَدَتِ ٱلۡبَغۡضَآءُ مِنۡ أَفۡوَٰهِهِمۡ وَمَا تُخۡفِي
صُدُورُهُمۡ أَكۡبَرُۚ قَدۡ بَيَّنَّا لَكُمُ ٱلۡأٓيَٰتِۖ إِن كُنتُمۡ تَعۡقِلُونَ ١١٨
هَٰٓأَنتُمۡ أُوْلَآءِ تُحِبُّونَهُمۡ وَلَا يُحِبُّونَكُمۡ وَتُؤۡمِنُونَ بِٱلۡكِتَٰبِ
كُلِّهِۦ وَإِذَا لَقُوكُمۡ قَالُوٓاْ ءَامَنَّا وَإِذَا خَلَوۡاْ عَضُّواْ عَلَيۡكُمُ
ٱلۡأَنَامِلَ مِنَ ٱلۡغَيۡظِۚ قُلۡ مُوتُواْ بِغَيۡظِكُمۡۗ إِنَّ ٱللَّهَ عَلِيمُۢ بِذَاتِ
ٱلصُّدُورِ ١١٩ إِن تَمۡسَسۡكُمۡ حَسَنَةٞ تَسُؤۡهُمۡ وَإِن تُصِبۡكُمۡ
سَيِّئَةٞ يَفۡرَحُواْ بِهَاۖ وَإِن تَصۡبِرُواْ وَتَتَّقُواْ لَا يَضُرُّكُمۡ كَيۡدُهُمۡ
شَيۡـًٔاۗ إِنَّ ٱللَّهَ بِمَا يَعۡمَلُونَ مُحِيطٞ ١٢٠ وَإِذۡ غَدَوۡتَ مِنۡ أَهۡلِكَ
تُبَوِّئُ ٱلۡمُؤۡمِنِينَ مَقَٰعِدَ لِلۡقِتَالِۗ وَٱللَّهُ سَمِيعٌ عَلِيمٌ ١٢١

٦٥

Katiyakan, nililinaw Namin sa inyo ang mga katibayan at palatandaan bilang aral sa inyo at para kayo ay mag-ingat; kung pinag-iisipan ninyo ang mga pangaral, utos at ang ipinagbabawal mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**119.** At ito na ang katibayan ng inyong pagkakamali sa pagmamahal sa kanila, dahil kayo, minamahal ninyo sila at nakikitungo kayo nang mabuti sa kanila subalit sila ay walang pagmamahal sa inyo, kundi kinikimkim nila ang matinding poot at galit sa inyo; samantalang kayo ay naniniwala sa lahat ng mga Aklat na ipinahayag, kabilang dito ang kanilang Aklat nguni't sila ay hindi naniniwala sa Aklat ninyo, kaya paano ninyo sila mamahalin?

At kapag nakatagpo nila kayo, sinasabi nila, na may pagkukunwari: '*Naniwala kami at tinatanggap namin ito*,' subalit kapag sila-sila na lamang ang magkakasama ay lilitaw mula sa kanila ang pagsisisi at pagkalungkot, at kinakagat nila ang dulo ng kanilang mga daliri bilang pagkapoot dahil sa kanilang nakikitang pagkakasundo at pagkakaisa ng mga Muslim, at dahil sa pagyabong ng Islâm at pagkahamak nila.

Sabihin mo, O Muhammad (ﷺ): '*Mamatay kayo sa galit at lungkot, katiyakang ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ang Ganap na Nakababatid ng anumang kinikimkim ng inyong mga kalooban*; *at walang pag-aalinlangan, ginagantihan Niya ang sinuman ayon sa kanyang nagawa, mabuti man ito o masama*.'

**120.** At kabilang sa kanilang poot sa inyo, O kayo na mga mananampalataya, ay kapag dumating sa inyo ang mga magagandang bagay, pagkapanalo at mga '*ghanimah*' – mga bagay na nakuha ninyo sa panahon ng digmaan; makikita sa kanila ang saklap (ng kanilang mga mukha) at lungkot; subalit kapag may nangyari sa inyong sakuna katulad ng pagkatalo, pagkabawas sa mga kayamanan, kamatayan, o pagkabawas sa mga inaaning bunga, ay nasisiyahan sila; magkagayunpaman, kung matitiis ninyo ang anumang dumating sa inyong pagsubok at naging matakutin kayo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga ipinag-utos sa inyo at pag-iwas sa mga ipinagbawal sa inyo, hindi kayo mapipinsala ng kanilang katusuhan.

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay Ganap na Nakaaalam sa lahat ng mga ginagawa ng mga walang pananampalataya na kasiraan at sila ay pagbabayarin sa ginawa nilang ito.

**121.** At alalahanin mo, O Muhammad (ﷺ), noong ikaw ay umalis mula sa iyong tahanan na nakasuot ng pandigmaang kasuotan, na isinasaayos mo ang mga hanay ng kawal ng iyong mga '*Sahâbah*' (kasamahan) at inilalagay mo ang bawa't isa sa karapat-dapat na kalagyan nito, upang harapin (sagupain) ang mga walang pananampalataya sa Labanan sa `Uhud. At katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang '***Samee`***' – Ganap na Nakakarinig ng inyong mga sinasabi, na '***`Aleem***' – Ganap na Nakaaalam ng inyong mga ginagawa.

**122.** Alalahanin mo, O Muhammad ang nangyari sa '*Bani*' (*angkan ng*) '*Salamah*' at '*Bani Harithah*,' noong inudyukan ang kanilang mga sarili na bumalik kasama ang kanilang pinuno na '*Munâfiq*' (mapagkunwari) na si `Abdullah

ibn `Ubay, dahil takot silang harapin ang kalaban; subalit sila ay pinangalagaan ng Allâh, iniligtas at nagpatuloy sila na kasama ka, na ipinaubaya na nila ang kanilang sarili sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). At samakatuwid, sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nararapat na ituon ng mga mananampalataya ang kanilang pagtitiwala.

**123.** At katiyakan na pinagwagi kayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), O kayong mga mananampalataya sa Labanan sa '*Badr*' laban sa inyong mga kalaban na mga '*Mushrikin*,' kahit na kakaunti ang inyong bilang at ang inyong mga sandata; na kung kaya, katakutan ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsasagawa sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal, nang sa gayon ay matuto kayong tumanaw ng utang na loob sa Kanyang mga biyaya at kagandahang-loob.

**124.** Alalahanin mo, O Muhammad, ang nangyari sa mga tagasunod mo sa Labanan sa '*Badr*,' noong naging mahirap sa kanila nang dumating ang mga puwersa ng mga '*Mushrikin*.' Na kung kaya, nagpahayag Kami sa iyo na sabihin sa kanila na: "*Hindi pa ba sapat sa inyo bilang tulong mula sa inyong* '*Rabb*' (*Allâh* سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Siya ay magpapadala ng 3,000 mga anghel na bababa mula sa kalangitan patungo sa lugar ng labanan para*



*panatilihin kayo at makipaglaban na kasama ninyo?*"

**125.** Katiyakan, sapat na sa inyo ang ganitong tulong. At ang isa pang magandang balita para sa inyo ay kapag natiis ninyo at kayo ay naging matatag sa pagsagupa sa kalaban, at natakot kayo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsasagawa ng Kanyang mga ipinag-uutos sa inyo at pag-iwas sa mga ipinagbabawal Niya sa inyo, at darating ang mga walang pananampalataya mula sa Makkah nang mabilisan para makipagsagupa sa inyo na iniisip nila na malulupig nila kayo, subalit katotohanan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay magpapadala sa inyo ng 5,000 mga

anghel na may marka ang kanilang mga sarili at mga kabayo na may malinaw na mga tanda.

**126.** At hindi ginawa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang pagpapadala ng ganitong mga tulong sa inyo na mga anghel kundi upang pasiglahin kayo ng mga magagandang balita at papanatagin ang inyong mga kalooban at titiyakin sa inyo ang pangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Samakatuwid, ang pagkapanalo ay nagmumula lamang sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na ‘***Al-`Azeez***’ – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan at walang sinuman ang makalulupig sa Kanya, na ‘***Al-Hakeem***’ – ang Ganap na Maalam sa Kanyang pangangasiwa at gawain.

**127.** At ang nangyari na pagkapanalo na ginawa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa inyo sa Labanan sa ‘*Badr*,’ ay upang mawasak ang grupo ng mga ‘*Kuffar*’ (walang pananampalataya) sa pamamagitan ng kanilang pagkamatay; at sinuman ang nakaligtas sa kanila (roon) mula sa kamatayan, babalik siya (sa kanilang lugar) na may lungkot, at parang pinipiga siya sa pagkabigo, at makikita sa kanya ang pagkahamak at pagkapahiya.

**128.** Hindi ikaw, O Muhammad, ang magpapasya para sa mga alipin ng Allâh, kundi ang buong pagpapasya ay nagmumula lamang sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi at Walang Katambal; at maaari roon sa ilan na nakipaglaban sa inyo ay bubuksan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang kanilang mga puso sa Islâm at yayakap sila at patatawarin sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Subalit sinuman ang manatili sa pagtanggi ay paparusahan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay dahil sa sukdulan nilang kasamaan at paglabag.

**129.** At Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang mga nasa kalangitan at kalupaan, pinatatawad Niya ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang mga alipin bilang awa; at pinaparusahan Niya ang sinuman na Kanyang nais nang makatarungan. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang ‘***Ghafour***’ – Ganap na Mapagpatawad sa mga kasalanan ng Kanyang mga alipin, na ‘***Raheem***’ – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**130.** O kayong mga naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Iwasan ninyo ang pagpapatubo sa pautang (‘*Ribâ*’) sa lahat ng uri nito, at huwag kayong kumuha ng dagdag sa inyong pinautang maliban sa kung ano lamang ang inutang sa inyo, kahit na gaano ito kaliit. Kung gayon, paano pa kaya kung ang tubo ay patung-patong sa tuwing sasapit ang bayaran? At katakutan ninyo ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pagsunod ng Kanyang batas na ang hangarin ay

magtagumpay kayo rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**131.** At katakutan ninyo ang Impiyerno at ilayo ninyo ang inyong mga sarili mula roon dahil ito ay inihanda para sa mga walang pananampalataya.

**132.** At sundin ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), O kayong mga naniwala sa pamamagitan ng pagsunod sa lahat ng Kanyang ipinag-uutos, at pag-iwas sa lahat ng Kanyang ipinagbabawal – na katulad ng pagkain mula sa kinita sa patubuan at iba pa; at sumunod kayo sa Sugo upang kaawaan kayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at hindi kayo paparusahan.

**133.** At magsipag-unahan kayo sa pagsunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo, nang sa gayon ay makamtan ninyo ang lubos na kapatawaran mula sa inyong '*Rabb*'[1]. At ang lawak ng isang '*Jannah*' ay kasinglawak ng mga kalangitan at kalupaan na inihanda para sa mga '*Al-Muttaqin*.'

**134.** Yaong ginugugol nila ang kanilang kayamanan sa panahon ng kasaganaan at kagipitan, at yaong napipigilan nila ang kanilang mga sarili kapag sila ay nagagalit sa pamamagitan ng pagtitimpi, at kapag nagapi nila ang nagkasala ay pinatatawad nila – ganito ang tunay

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.


سُورَةُ آلِ عِمۡرَانَ
الجُزۡءُ الرَّابِعُ
نصف الحزب ٧
۞ وَسَارِعُوٓاْ إِلَىٰ مَغۡفِرَةٖ مِّن رَّبِّكُمۡ وَجَنَّةٍ عَرۡضُهَا
ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلۡأَرۡضُ أُعِدَّتۡ لِلۡمُتَّقِينَ ١٣٣ ٱلَّذِينَ يُنفِقُونَ
فِي ٱلسَّرَّآءِ وَٱلضَّرَّآءِ وَٱلۡكَٰظِمِينَ ٱلۡغَيۡظَ وَٱلۡعَافِينَ
عَنِ ٱلنَّاسِۗ وَٱللَّهُ يُحِبُّ ٱلۡمُحۡسِنِينَ ١٣٤ وَٱلَّذِينَ إِذَا فَعَلُواْ
فَٰحِشَةً أَوۡ ظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمۡ ذَكَرُواْ ٱللَّهَ فَٱسۡتَغۡفَرُواْ
لِذُنُوبِهِمۡ وَمَن يَغۡفِرُ ٱلذُّنُوبَ إِلَّا ٱللَّهُ وَلَمۡ يُصِرُّواْ عَلَىٰ مَا
فَعَلُواْ وَهُمۡ يَعۡلَمُونَ ١٣٥ أُوْلَٰٓئِكَ جَزَآؤُهُم مَّغۡفِرَةٞ مِّن
رَّبِّهِمۡ وَجَنَّٰتٞ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَاۚ وَنِعۡمَ
أَجۡرُ ٱلۡعَٰمِلِينَ ١٣٦ قَدۡ خَلَتۡ مِن قَبۡلِكُمۡ سُنَنٞ فَسِيرُواْ
فِي ٱلۡأَرۡضِ فَٱنظُرُواْ كَيۡفَ كَانَ عَٰقِبَةُ ٱلۡمُكَذِّبِينَ ١٣٧
هَٰذَا بَيَانٞ لِّلنَّاسِ وَهُدٗى وَمَوۡعِظَةٞ لِّلۡمُتَّقِينَ ١٣٨
وَلَا تَهِنُواْ وَلَا تَحۡزَنُواْ وَأَنتُمُ ٱلۡأَعۡلَوۡنَ إِن كُنتُم مُّؤۡمِنِينَ ١٣٩
إِن يَمۡسَسۡكُمۡ قَرۡحٞ فَقَدۡ مَسَّ ٱلۡقَوۡمَ قَرۡحٞ مِّثۡلُهُۥۚ وَتِلۡكَ
ٱلۡأَيَّامُ نُدَاوِلُهَا بَيۡنَ ٱلنَّاسِ وَلِيَعۡلَمَ ٱللَّهُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ
وَيَتَّخِذَ مِنكُمۡ شُهَدَآءَۗ وَٱللَّهُ لَا يُحِبُّ ٱلظَّٰلِمِينَ ١٤٠
٦٧

na pagiging mabuti, na naiibigan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang nagtatangan ng mga ganitong pag-uugali.

**135.** At ang mga yaong mananampalataya, kapag sila ay nakagawa ng malaking kasalanan o nadaya nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsagawa ng maliit na kasalanan, ay naaalaala nila ang pangako at babala ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); na kung kaya, nanunumbalik sila sa kanilang '*Rabb*' (Allâh سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na nagsisisi, na hinihiling nila ang kapatawaran para sa kanilang pagkakasala, at sila ay nakatitiyak na walang maaaring magpatawad ng mga kasalanan kundi ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) lamang. Na kung kaya, hindi sila nananatili

sa kanilang pagkakasala at batid nila na kapag sila ay nagsisi ay patatawarin sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**136.** Sila na nagtataglay ng mga ganitong dakilang katangian, ang gantimpala nila ay pagpapatawad ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanilang pagkakasala, at para sa kanila ay '*Al-Jannât*'[1] – mga Hardin na may umaagos na mga ilog sa ilalim ng mga puno at palasyo nito, mananatili sila roon magpasawalang-hanggan, at ang pinakamaganda na gantimpala sa mga gumagawa ng kabutihan ay ang pagpapatawad at '*Al-Jannah*.'

**137.** Pinapaliwanagan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga mananampalataya, noong sila ay sinubok sa Labanan sa '`*Uhud*' bilang pakikiramay sa kanila. Na walang pag-aalinlangan, nakaraan na ang panahon ng mga nauna sa inyo na mga tao; sinubukang mga naniwala mula sa kanila ng pakikipaglaban sa mga walang pananampalataya at sila ay nagtagumpay. Samakatuwid, maglakbay kayo sa kalupaan upang makakuha kayo ng aral sa mga nangyari sa mga tumanggi at hindi naniwala sa Allâh at sa Kanyang mga Sugo.

**138.** Ito ay Dakilang Qur'ân, ang paliwanag at gabay tungo sa katotohanan, (at isang) paalaala; nang sa gayon ay lumambot ang kalooban ng mga matatakutin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). At sila ang tunay na natatakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ito ay para lamang sa kanila dahil sa sila ang makikinabang nito, hindi ang ibang tao.

**139.** Huwag kayong manghina, O kayong mga naniwala sa Allâh, sa pagkikipaglaban ninyo sa inyong mga kalaban at huwag kayong malungkot sa mga natamo ninyo sa '`*Uhud*' dahil kayo pa rin ang mananalo at magtatagumpay; kung kayo ay naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo.

**140.** Kung nagkaroon kayo ng mga pagsubok, O mga mananampalataya (na tulad) ng mga pagkasugat at pagkamatay sa Labanan sa '`*Uhud*' at ito ay inyong ikinalungkot; ay katiyakang ganoon din ang natamo ng mga '*Mushrikin*,' sila ay nagkaroon din ng mga pagkasugat at pagkamatay sa Labanan sa '*Badr*.'

At yaon ay mga pana-panahon na ibinabahagi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa tao, minsan ay pagkapanalo at minsan ay pagkatalo; at sa mga pangyayaring ito ay mayroong nais iparating ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na mga karunungan, nang sa gayon ay mapahiwalay ang mga taong naniwala mula sa mga hindi naniwala. At pinarangalan ang mga tao mula sa inyo ng pagka-'*Shaheed*' – pagkamatay sa labanan sa Daan ng Allâh.

---

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, ikaapat na talababâ.

At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay hindi nagmamahal sa mga taong gumawa ng sukdulang kasamaan sa kanilang mga sarili at nanatili na hindi sumasama sa pakikipaglaban sa Daan ng Allâh.

**141.** At ang pagkatalong yaon na nangyari sa '`*Uhud*' ay upang subukin, salain at linisin ang mga mananampalataya; at ilayo sila sa mga mapagkunwari, at wasakin ang mga walang pananampalataya.

**142.** O mga tagasunod ni Muhammad, iniisip ba ninyo na kayo ay makapapasok sa '*Jannah*' nang hindi kayo susubukin sa pakikipaglaban at paghihirap? Hindi maaari sa inyo na makapasok doon hanggang hindi kayo sinusubok at palitawin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan nito kung sino ang tunay na '*Mujâhidîn*' sa inyo (nakipaglaban o nagpunyagi sa Daan ng Allâh), ang mga matiisin, at mga matatag sa pakikipagsagupaan sa kalaban.

**143.** At katiyakan! Kayo na mga naniniwala sa Allâh, noong bago nangyari ang Labanan sa '`*Uhud*', inaasam-asam ninyo ang pakikipagtagpo sa kalaban upang matamo ninyo ang karangalan ng pakikipaglaban at pagkamatay nang alang-alang sa Allâh, na natamo ng inyong mga kapatid sa Labanan sa '*Badr*.' At ito na, nangyari na nga ang inyong mga inaasam-asam at hinahangad; samakatuwid, kayo



ay makipaglaban na at maging matatag.

**144.** At si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) ay hindi hihigit kaysa sa isang Sugo, na katulad ng lahat ng mga Sugo na nauna sa kanya, na ipinararating niya ang mensahe mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*'[1].

Na kung kaya, kapag siya ay namatay o di kaya ay napatay ng mga kalaban na katulad ng kanilang ipinamamalita, babalik ba kayo at tatalikuran ninyo ang inyong '*Deen*' at iiwanan ninyo ang mensaheng dinala sa inyo ng inyong Propeta?

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

Kanya magbabalik ang lahat. At maghuhukom sa pagitan ng Kanyang mga alipin, at tutumbasan Niya ang bawa't isa ng anumang karapat-dapat na para sa kanya.

**19.** O kayo na mga Hudyo at mga Kristiyano! Katiyakan na dumating sa inyo ang Aming Sugong si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), upang linawin sa inyo ang katotohanan at gabay, pagkatapos ng pansamantalang pagkakatigil sa ipinadalang magkakasunod na mga Sugo – na ito ay pagitan niya (Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at ni `Îsã (Hesus عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ); nang sa gayon ay hindi ninyo ikakatwiran na hindi dumating sa amin ang tagapagdala ng magandang balita at tagapagbabala, wala kayong ikakatwiran pagkatapos siyang naipadala sa inyo; at katiyakan na dumating sa inyo mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Sugong nagbibigay ng magandang balita sa sinumang naniwala sa Kanya at nagbibigay (din) ng babala sa sinumang lumabag sa Kanya.

At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang '***Qadeer***' – Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay, na kaya Niyang parusahan ang sinumang lumabag, at gantimpalaan ang sinumang sumunod.

**20.** At alalahanin mo, O Muhammad, noong sinabi ni Mousã (Moises عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: *"O kayong mga angkan ni Isrâ`îl! Alalahanin ninyo ang kagandahang-loob sa inyo ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), *noong Siya ay nagpadala mula sa inyo ng mga Propeta at ginawa Niya kayong mga hari, na nangangasiwa sa inyo pagkatapos ng pagiging alipin ninyo kay Fir`âwn at sa kanyang mga tauhan, at katiyakan na pinagkalooban Niya kayo ng iba't ibang biyaya na hindi ipinagkaloob kaninuman sa inyong kapanahunan.*

**21.** *"O aking sambayanan, pumasok kayo sa banal na kalupaan – na ito ay ang 'Baytul Maqdis' at ang mga nakapalibot doon, na siyang ipinangako ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa inyo na ito ay inyong mapapasok; at makipaglaban sa sinuman na mga walang pananampalataya na naroroon at huwag kayong aatras sa pakikipaglaban sa mga taong malalakas na yaon; kung hindi ay wala kayong mapapalang kabutihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay."*

**22.** Sinabi nila: *"O Mousã* (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), *walang pag-aalinlangan na naroroon ang mga matatapang at malalakas na tao; na kung kaya, hindi namin kayang makipaglaban sa kanila; at kailanman ay hindi kami papasok doon hangga't naroroon pa rin sila, at kapag umalis na sila ay saka pa lamang kami papasok."*

**23.** Sinabi ng dalawang lalaki na kabilang sa kanila na mga may takot sa Allâh na sila ay biniyayaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya at sa Kanyang Propeta, mula sa mga angkan ni Isrâ`îl: "*Lusubin na ninyo ang mga matatapang at malalakas na tao sa pamamagitan ng pagpasok sa pintuan ng kanilang lunsod para maisagawa ninyo ang ipinag-utos, at kapag kayo ay nakapasok na sa pintuan ay matatalo na ninyo sila; at sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *lamang kayo magtiwala kung kayo ay tunay na naniniwala sa Kanyang Sugo, sa anumang dala-dala niya sa inyo; at kung kayo ay sumusunod sa Kanyang batas.*"

**24.** Sinabi ng sambayanan ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): "*Kailanman ay hindi kami papasok sa lunsod na yaan hangga't nandiyan pa ang matatapang na mga tao; na kung kaya, ikaw ang pumunta at ang iyong 'Rabb' – at kayong dalawa ang makipaglaban; at kami ay uupo na lamang dito at di makikipaglaban.*" At ito ay pagpu-pumilit mula sa kanila sa paglabag kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ).

**25.** At humarap si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang '*Rabb*' na nananalangin: "*O aking 'Rabb!' Ang kaya ko lamang ay ang aking sarili at ang aking kapatid; na kung kaya, ihiwalay Mo kami mula sa mga naghimagsik at sumuway sa Iyo.*"



**26.** At sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Propeta na si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): "*Katiyakan, ang pagpasok sa banal na lugar ay ipagbabawal sa kanila na mga Hudyo, sa loob ng apatnapung taon; na sila ay gagala-gala sa kalupaan na walang patutunguhan. Na kung gayon, huwag kang malungkot, O Mousã* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *sa mga taong lumabag at naghimagsik sa Aking kagustuhan.*"

**27.** Isalaysay mo, O Muhammad sa mga angkan ni Isrâ`îl, ang kuwento hinggil sa dalawang anak ni Âdam (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na sina Qabîl (Cain) at si Hâbîl (Abel); at ito ang makatotohanang pangyayari, noong nag-alay ang bawa't isa sa kanila

para ihandog sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); at tinanggap ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang alay ni Hâbîl dahil sa malinis ang kanyang kalooban, samantalang hindi Niya tinanggap ang kay Qabîl dahil hindi malinis ang kalooban nito. Sa ganito, kinainggitan at kinamuhian ni Qabîl ang kanyang kapatid at kanyang sinabi: "*Papatayin kita!*" At tumugon naman si Hâbîl (Abel): "*Ang tinatanggap lamang ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ay alay mula sa sinumang natatakot sa Kanya.*"

**28.** At sinabi ni Hâbîl bilang pagpapayo sa kanyang kapatid: "*Kapag nagbuhat ka ng kamay laban sa akin upang ako ay iyong patayin, kailanman ay hindi mo ako makikitang gagawin yaon sa iyo, dahil ako ay may takot sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *na Siyang 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha.*"

**29.** "*Katiyakan, nais ko na ikaw ang magpapasan ng kasalanan ng pagpatay sa akin gayundin ang iyong mga kasalanan, pagkatapos ay magiging kabilang ka sa mananatili sa Impiyerno, at yaon ang kabayaran ng mga mapang-api, kriminal.*"

**30.** Samakatuwid, naging kaiga-igaya kay Qabîl na patayin niya ang kanyang kapatid, na kung kaya, napatay niya ito at naging kabilang siya sa mga talunan, na ipinagpalit niya ang Kabilang-Buhay sa makamundong buhay.

**31.** Noong napatay ni Qabîl ang kanyang kapatid, hindi niya alam kung ano ang kanyang gagawin sa bangkay nito; kaya nagpadala ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng uwak, na kinahig ang lupa at pagkatapos ay inilibing ang isang uwak na namatay; nang sa gayon ay maituro kay Qabîl kung paano niya ililibing ang bangkay ng kanyang kapatid; at namangha si Qabîl at kanyang sinabi:

"*Hindi ko ba kayang gawin ang katulad ng ginawa ng uwak na ito para itago ang bangkay ng aking kapatid?*" At doon inilibing ni Qabîl ang kanyang kapatid, at pinarusahan siya ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng pagdadalamhati, pagkatapos siya ay bumalik na dala-dala ang kapighatian.

**32.** At dahil sa krimen ng pagpatay na ito ay ipinag-utos Namin sa mga angkan ni Isrâ`il bilang batas, na ang sinumang makapatay ng tao nang walang sapat na kadahilanan na katulad ng '*Qisâs*' o hindi kaya'y magkakalat ng kasamaan sa kalupaan sa pamamagitan ng paghihimagsik laban sa batas ng Allâh; ang katumbas nito ay para na rin niyang pinatay ang lahat ng tao dahil sa idudulot nitong malaki at masidhing kaparusahan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

At katiyakan ang sinumang nagligtas ng isang buhay ay para siyang nagligtas ng buong sangkatauhan, dahil ang pangangalaga sa karapatan

at sa karangalan ng isang tao ay katumbas ng pangangalaga sa mga karapatan at karangalan ng lahat ng sangkatauhan.

At katiyakan, dumating sa mga angkan ni Isrâ`il ang Aming mga Sugo kalakip ang mga katibayan at mga palatandaan na nagpapatunay sa pagiging totoo ng kanilang panawagan tungo sa paniniwala sa kanilang *'Rabb,'*[1] at pagsasakatuparan ng anumang ipinag-utos sa kanila.

Subalit ang karamihan sa kanila na mga pinadalhan ng mga Sugo ay sadyang nilabag ang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) pagkatapos dumating sa kanila ang mga ito, sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga ipinagbawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at di-pagsunod sa Kanyang mga ipinag-utos.

**33.** Ang kaparusahan sa mga naghimagsik laban sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at lantaran ang kanilang paghahamon ng labanan sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at sinasalungat nila ang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at batas ng Kanyang Sugo, at gumagawa sila ng mga kasamaan sa kalupaan sa pamamagitan ng pagpatay ng may buhay at pangangamkam sa mga pagmamay-ari ng iba. Ang kaparusahan sa kanila ay kamatayan o di kaya'y pagpako sa kanila kasama ang pagpatay; o di kaya ay puputulin

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



ang kanilang kanang kamay at kaliwang paa na magkabila, at kapag hindi siya nagbago at nagpatuloy pa rin siya sa kanyang pamiminsala, samakatuwid pagkatapos nito ay puputulin naman ang kanyang kaliwang kamay at kanang paa; o di kaya sila ay palalabasin sa kanilang bansa at ikukulong sa piitan pagdating nila sa bayan na kanilang patutunguhan hanggang sa mapatunayang sila ay nagsisi.

At ito ang kaparusahan na inihanda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa mga naghihimagsik laban sa Kanya, na ito ay pagpapahamak dito sa daigdig, at ang para sa kanila sa Kabilang-Buhay ay masidhing kaparusahan kapag sila ay hindi nakapagsisi.



**34.** Maliban sa sinumang sumuko mula sa mga naghimagsik laban sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), bago ninyo siya nahuli o nahulog sa ilalim ng inyong kapangyarihan na hindi ninyo siya tinutugis at napaliligiran, kundi siya ay dumating nang kusa at nagsisisi, kung gayon, mapapawalang-sala siya sa anumang kasalanan na kanyang nagawa sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

Samakatuwid, dapat ninyong mabatid, O kayong mga naniniwala, na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa Kanyang mga alipin, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**35.** O kayong mga naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Katakutan ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at magsumamo kayo sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya at pagsasagawa ng anumang kalugud-lugod sa Kanya; at makipaglaban kayo sa mga kumakalaban sa '*Deen*' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nang sa gayon ay makamtan ninyo ang tagumpay na Kanyang mga '*Jannât*.'[1]

**36.** Katiyakan, ang mga yaong tumanggi sa Kaisahan ng Allâh at sa Kanyang batas; kahit na mapasakanila pa ang lahat ng nasa kalupaan at ang iba pa na katumbas nito; at pagkatapos ay ipangtutubos nila ang mga ito sa kanilang mga sarili sa Araw ng Muling Pagkabuhay mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), hindi ito tatanggapin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila; at ang para sa kanila ay masidhing kaparusahan.

**37.** Aasamin ng mga walang pananampalataya na sana ay makalabas sila sa Impiyerno dahil sa kalagiman na kanilang natatamasa roon; subalit walang anumang kaparaanan upang ito ay mangyari sa kanila (na sila ay makalabas doon); at ang para sa kanila ay kaparusahang walang katapusan.

**38.** Ang nagnakaw na lalaki at nagnakaw na babae, putulin ninyo, O kayong mga namumuno, ang kanilang kamay ayon sa batas bilang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

parusa sa kanila sa nagawa nilang pagnakaw sa kayamanan ng mga tao na wala silang karapatan, at bilang kaparusahan upang pigilin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pamamagitan nito ang iba pa sa kanila na gagawa ng katulad ng kanilang ginawa. Ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Siyang '`***Azeez***' – Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang mga Kaharian, na '***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang pag-aatas at pagbabawal.

**39.** At sinuman ang nagsisi pagkatapos niyang magnakaw at itinuwid niya ang lahat ng kanyang mga gawain; walang pag-aalinlangan, tatanggapin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanya ang kanyang pagsisisi. Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa Kanyang mga alipin, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**40.** Hindi mo ba alam, O Muhammad, na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Lumikha ng lahat ng mga bagay at Nangangasiwa at Nagmamay-ari nito; at katiyakan, na ginagawa Niya ang anuman na Kanyang nais, pinaparusahan Niya ang sinuman na Kanyang nais at pinatatawad Niya ang sinuman na Kanyang nais, at Siya ang '***Qadeer***' –Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay?

**41.** O Sugo ng Allâh! Huwag kang magdalamhati sa mga nag-uunahan sa pagtanggi sa iyong pagiging Propeta mula sa mga mapagkunwari – na sila ay ang mga yaong ipinapakita sa panlabas ang Islâm samantalang walang paniniwala ang kanilang mga puso; dahil walang pag-aalinlangan, Ako ang tutulong sa iyo laban sa kanila.

At huwag ka ring magdalamhati sa mabilis na pagtanggi ng mga Hudyo sa iyong pagiging Propeta, dahil sila ay mga tao na nakikinig lamang sa kasinungalingan at ang tinatanggap lamang nila ay ang pagsisinungaling ng kanilang mga Paham; at ang sinusunod nila ay ibang mga tao na hindi dumalo sa pagpupulong at pagbibigay ng mga katuruan mo, at sila ang mga yaong nagbago o nagpalit ng mga salita ng Allâh pagkatapos nila itong maintindihan, at kanilang sinasabi:

"*Kapag dumating sa inyo ang katuruan mula kay Muhammad na sinasang-ayunan ang anumang aming binago at pinalitan na nagmula sa batas ng 'Tawrah', ay sundin ninyo ito*; *subalit kapag ang dumating sa inyo na nagmula sa kanya ay salungat doon sa aming binago at pinalitan ay iwasan ninyo ito at huwag ninyo itong tanggapin at huwag ninyo itong susundin.*"

At sinuman ang ninais ng Allâh



(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na maligaw,[1] kailanman ay hindi mo magagawa, O Muhammad, na maialis siya mula roon (sa pagkaligaw na yaon) at hindi ka na magkakaroon pa ng kakayahan na siya ay mapatnubayan.

Katiyakan, hindi ninais ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na linisin ang kanilang mga puso, sila na mga mapagkunwari at mga Hudyo, mula sa dungis ng pagtanggi at di-paniniwala; at ang para sa kanila ay kapahamakan at kahihiyan dito sa daigdig at sa Kabilang- Buhay na para sa kanila ay masidhing kaparusahan.

**42.** Sila na mga Hudyo, pinagsama nila ang pakikinig sa kasinungalingan at ang pagkain ng mga ipinagbabawal; at kapag sila ay dumating sa iyo para magsakdal, alinman sa dalawa, hatulan mo sila o di kaya ay pabayaan mo sila; at kapag hindi mo sila hinatulan, kailanman ay hindi ka nila maipapahamak, subalit kung ikaw ay maghahatol sa kanila, hatulan mo sila nang makatarungan. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay nagmamahal sa mga makatarungan.

**43.** Nakakapagtaka ang ginagawa ng mga Hudyo, dahil sa sila ay nagpapasakdal sa iyo, O Muhammad, gayong hindi naman sila naniniwala sa iyo at maging sa Aklat na daladala mo; samantalang sa '*Tawrah*' na pinaniniwalaan nila ay nandoroon ang batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); magkagayunpaman pagkatapos mo silang hatulan ay tumatalikod sila kapag hindi sila nasiyahan sa ginawa mong paghatol – pinagsama nila ang ginawa nilang pagtanggi sa kanilang batas at pagtanggi sa iyong paghatol. Gayong hindi ganoon ang pag-uugali at katangian ng mga naniniwala sa Allâh, sa iyo at sa anuman na ipinasiya mo sa kanila.

**44.** Katiyakan, Kami ang

1 Bilang karagdagang paliwanag: Na ang iniliiligaw lamang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay ang mga karapat-dapat na iligaw, dahil sa nilalaman ng kanilang mga puso na pagtanggi at pagmamataas, at patuloy na paglabag at pagsagawa ng mga kasamaan.

nagpahayag ng '*Tawrah*,' na kung saan nakapaloob doon ang gabay mula sa pagkaligaw; at mga paliwanag sa mga batas na pinaniwalaan at isinakatuparan ng mga Propetang nagpasailalim sa batas ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), na sila (Sugo) ay ipinadala sa mga Hudyo at hindi sila lumabas sa batas nito at hindi nila ito binago.

At isinakatuparan din ito ng mga palasamba mula sa mga Hudyo at ng kanilang mga Pantas sa pamamagitan ng pagpapangaral nila nito sa mga tao ayon sa batas ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), dahil ipinagkatiwala sa kanila ng kanilang mga Propeta ang pagpapahayag (pagpapalaganap) ng '*Tawrah*' at pagkaunawa sa Aklat ng Allâh at pagpapatupad nito.

At ang mga makadiyos at mga Paham ang mga testigo sa kanilang mga Propeta, na ipinatupad nila sa mga Hudyo ang Aklat ng Allâh. At sinasabi ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa mga Maalam mula sa mga Hudyo at kanilang mga paham: "*Huwag kayong matakot sa mga tao sa pagpapatupad ng Aking batas, dahil sila ay walang kakayahan na mabigyan kayo ng kapakinabangan o di kaya ay ipahamak kayo*; *sa halip ay Ako ang inyong katakutan dahil Ako ang nagbibigay ng kapakinabangan at nagsasanhi rin ng kapahamakan. Huwag ninyong ipagbili ang aking mga talata sa napakaliit na halaga sa pamamagitan ng pagtanggap ng suhol bilang kapalit ng pag-iwas ninyo sa pagpapatupad ng Aking ipinahayag*."

At ang mga yaong pinalitan nila ang batas ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinahayag sa Kanyang Aklat, inilihim, tinanggihan at sa halip ay nagpatupad sila ng ibang batas ay sila ang mga walang pananampalataya.

**45.** At ipinag-utos Namin sa kanila sa '*Tawrah*:' ang batas ng buhay sa buhay, mata sa mata, ilong sa ilong, tainga sa tainga, ngipin sa ngipin, at mga sugat katumbas ng mga sugat; subalit ang sinumang nagpatawad at ipinagsawalang-bahala na lamang niya ang kanyang karapatan na ganti sa taong nakapinsala sa kanya, (na samakatuwid) yaon ay nakabubura sa ilang mga kasalanan ng pininsala (biktima).

At sinuman ang hindi humatol ayon sa inihayag ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na batas ng '*Qisâs*' at iba pa, sila samakatuwid ay mga '*Dzâlimûn*' – lumabag sa hangganang batas na itinakda ng Allâh.

**46.** Sa mga magkakasunod na mga Propeta mula sa angkan ni Isrâ`il ay ipinadala Namin si `Îsã bin Maryam (Hesus anak ni Maria عَلَيْهِ السَّلَامُ), na pinaniniwalaan niya kung ano ang nasa '*Tawrah*,' na pinatutupad niya ang anuman na naroroon na hindi nabago, sa pamamagitan ng kanyang Aklat; at ipinahayag Namin sa kanya ang '*Injeel*' (Ebanghelyo) bilang


الجُزْءُ السَّادِسُ سُورَةُ المَائِدَةِ

وَقَفَّيْنَا عَلَىٰٓ ءَاثَٰرِهِم بِعِيسَى ٱبْنِ مَرْيَمَ مُصَدِّقًا لِّمَا بَيْنَ يَدَيْهِ
مِنَ ٱلتَّوْرَىٰةِ ۖ وَءَاتَيْنَٰهُ ٱلْإِنجِيلَ فِيهِ هُدًى وَنُورٌ وَمُصَدِّقًا
لِّمَا بَيْنَ يَدَيْهِ مِنَ ٱلتَّوْرَىٰةِ وَهُدًى وَمَوْعِظَةً لِّلْمُتَّقِينَ ﴿٤٦﴾
وَلْيَحْكُمْ أَهْلُ ٱلْإِنجِيلِ بِمَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ فِيهِ ۚ وَمَن لَّمْ يَحْكُم
بِمَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ فَأُو۟لَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْفَٰسِقُونَ ﴿٤٧﴾ وَأَنزَلْنَآ إِلَيْكَ
ٱلْكِتَٰبَ بِٱلْحَقِّ مُصَدِّقًا لِّمَا بَيْنَ يَدَيْهِ مِنَ ٱلْكِتَٰبِ
وَمُهَيْمِنًا عَلَيْهِ ۖ فَٱحْكُم بَيْنَهُم بِمَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ ۖ وَلَا تَتَّبِعْ أَهْوَآءَهُمْ
عَمَّا جَآءَكَ مِنَ ٱلْحَقِّ ۚ لِكُلٍّ جَعَلْنَا مِنكُمْ شِرْعَةً وَمِنْهَاجًا ۚ
وَلَوْ شَآءَ ٱللَّهُ لَجَعَلَكُمْ أُمَّةً وَٰحِدَةً وَلَٰكِن لِّيَبْلُوَكُمْ
فِى مَآ ءَاتَىٰكُمْ ۖ فَٱسْتَبِقُوا۟ ٱلْخَيْرَٰتِ ۚ إِلَى ٱللَّهِ مَرْجِعُكُمْ جَمِيعًا
فَيُنَبِّئُكُم بِمَا كُنتُمْ فِيهِ تَخْتَلِفُونَ ﴿٤٨﴾ وَأَنِ ٱحْكُم بَيْنَهُم
بِمَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ وَلَا تَتَّبِعْ أَهْوَآءَهُمْ وَٱحْذَرْهُمْ أَن يَفْتِنُوكَ عَنۢ
بَعْضِ مَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ إِلَيْكَ ۖ فَإِن تَوَلَّوْا۟ فَٱعْلَمْ أَنَّمَا يُرِيدُ ٱللَّهُ أَن يُصِيبَهُم
بِبَعْضِ ذُنُوبِهِمْ ۗ وَإِنَّ كَثِيرًا مِّنَ ٱلنَّاسِ لَفَٰسِقُونَ ﴿٤٩﴾ أَفَحُكْمَ
ٱلْجَٰهِلِيَّةِ يَبْغُونَ ۚ وَمَنْ أَحْسَنُ مِنَ ٱللَّهِ حُكْمًا لِّقَوْمٍ يُوقِنُونَ ﴿٥٠﴾

١١٦

patnubay tungo sa katotohanan; at pagpapahayag sa mga bagay na hindi pa batid ng mga tao mula sa batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); at nagpapatotoo sa '*Tawrah*' at sa anuman na nasa loob nito na mga batas; na ito ay ginawa Namin bilang pagpapahayag sa mga yaong mayroong takot sa Allâh at bilang babala (na rin) sa kanila upang hindi sila magsagawa ng mga ipinagbabawal.

**47.** Hayaan ng mga taong tagasunod ng '*Injeel*,' na kung saan sa kanila'y ipinadala si `Îsã (Hesus عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), na ipatupad ang batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinahayag sa Aklat na yaon. At sinuman ang hindi makapagpapatupad ng batas na ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), sila sa katotohanan ang mga lumabag sa Kanyang kautusan at naghimagsik.

**48.** At ipinahayag Namin sa iyo, O Muhammad, ang Dakilang Qur'ân, na ang lahat ng nakapaloob dito ay makatotohanan; at tumitestigo at pinapatotohanan nito ang mga naunang Aklat, na ang mga ito ay nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); at (ang Qur'ân na) ito ay nangingibabaw sa naunang mga Aklat at nagpapatotoo at bilang tagapangalaga sa mga naunang kasulatan.

Kung gayon, ipatupad mo sa mga nagpapasakdal sa iyo mula sa mga Hudyo, ang anumang ipinahayag sa iyo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na nasa Dakilang Qur'ân; at huwag kang lumihis sa katotohanang ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa iyo tungo sa kanilang mga pagnanasa at sa kanilang mga maling kinaugalian.

Walang pag-aalinlangan, gumawa Kami sa bawa't sambayanan ng kanilang batas, at malinaw na pamamaraan na kanilang sinusunod. At kung ninais lamang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay gagawin Niya ang mga batas ninyo na isa lamang; subalit pinag-iba-iba Niya ang mga ito upang subukin kayo at palitawin sa pamamagitan nito ang tunay na sumusunod mula sa lumalabag.

Kung gayon, mag-unahan kayo sa pagsagawa ng anumang bagay na makabubuti sa inyo rito sa daigdig at

sa Kabilang-Buhay, sa pamamagitan ng pagpapatupad sa anumang nasa Dakilang Qur'ân. At walang pag-aalinlangan, kayo ay patungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at Kanyang isasaysay sa inyo ang anumang hindi ninyo pinagkasunduan. At tutumbasan Niya ang bawat isa ayon sa kanyang nagawa.

**49.** Na kung kaya, hukuman mo ang mga Hudyo, O Muhammad, ayon sa kung ano ang ipinahayag sa iyo na Qur'ân; at huwag mong sundin ang pagnanasa ng mga nagpapahatol sa iyo, at balaan mo sila hinggil sa pagharang na ginawa nila sa ilang mga ipinahayag sa iyo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), para hindi mo ito maisagawa; at kapag sila ay tumanggi sa anumang inihatol mo, dapat mong mabatid na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay Siyang nagnais na ilayo sila sa patnubay dahil sa kanilang mga nagawang kasalanan. At katiyakan, karamihan sa mga tao ay lumabag at hindi sumusunod sa kanilang '*Rabb*.'

**50.** Inaasam-asam ba nila na mga Hudyo, na ipatupad mo sa kanila ang batas na nakaugalian ng mga '*Mushrikûn*' (yaong naglalagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh o sumasamba sa mga rebulto, santo, imahen at iba pa bukod sa Allâh) mula sa kanilang pagkaligaw at mga kamangmangan? Sino pa ba kung gayon ang higit na makatarungan kaysa sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang



itinalagang batas, para sa sinumang nakaiintindi ng batas mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at kanyang pinaniniwalaan at siya ay nakatitiyak.

**51.** O kayong mga naniwala! Huwag ninyong ituring ang mga Hudyo at mga Kristiyano bilang kaanib at tagapagtanggol laban sa mga mananampalataya; dahil sila ay walang pagmamalasakit sa mga mananampalataya, sapagka't sila lamang na mga Hudyo ang mga nagmamahalan sa isa't isa at gayundin ang mga Kristiyano, at ang dalawang grupo ay nagkakasundo sa pakikipaglaban sa inyo, gayong kayo, O mga mananampalataya, ang higit na karapat-dapat na nagtutulungan sa isa't isa. At

sinuman sa inyo, samakatuwid, ang makipagtulungan sa kanila, siya na nakipagtulungan ay magiging kabilang sa kanila at ituturing siyang katulad nila. Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ay hindi Niya ginagabayan ang mga tao na mga masasama na nakikipagtulungan sa mga walang pananampalataya.

**52.** Ibinabalita sa inyo ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ang tungkol sa grupo ng mga mapagkunwari, na sila ay nagmamadali sa pakikipagkaibigan sa mga Hudyo dahil sa pag-aalinlangan sa kanilang mga puso at pagkukunwari, na kanilang sinasabi: *"Kaya lamang naman kami nakipagkaibigan sa kanila dahil nangangamba kami na malupig nila ang mga Muslim at madadamay kami."*

Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) bilang pagpapayo: *"Maaaring ipagkakaloob Niya ang tagumpay na tulad ng pagkapanalo nila sa Makkah*; *at tutulungan Niya ang Kanyang Propeta, at papapanalunin Niya ang Islâm at ang mga Muslim, laban sa mga walang pananampalataya*; *o di kaya ay magtatakda Siya ng mga pangyayari na magpapahina sa mga Hudyo at mga Kristiyano upang sila ay mapasailalim sa mga Muslim, at sa pagkakataong yaon ay magdurusa ang mga mapagkunwari dahil sa kinimkim nila sa kanilang mga puso na pakikipagsabwatan sa kanila* (*na mga Hudyo*)."

**53.** At doon, sasabihin ng ilan sa mga mananampalataya sa iba, bilang pagtataka sa mga nangyari sa mga mapagkunwari kapag nalantad na ang kanilang mga ginawa: "*Sila ba ang yaong sumumpa ng mabigat na sumpaan na sila ay kabilang sa atin?*" Nawalan ng saysay ang mga nagawang kabutihan ng mga mapagkunwari rito sa daigdig, at wala rin silang gantimpala dahil sa ang kanilang gawain ay hindi nagmula sa tamang paniniwala; na kung kaya, sila ay naging mga talunan dito sa daigdig at gayundin sa Kabilang-Buhay.

**54.** O kayong mga naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Sinuman sa inyo ang tatalikod sa kanyang '*Deen*' (na '*Al-Islâm*') at ito ay papalitan niya ng Judaismo o di kaya ay Kristiyanismo o di kaya ay iba pa. Kailanman ay hindi nila makakanti ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at walang pag-aalinlangan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ay lilikha ng panibagong mga tao na higit pa kaysa sa kanila, na sila ay mamahalin ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at mamahalin (din) nila ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), at sila ay maawain at mapagkumbaba sa mga mananampalataya, at mga matatatag laban sa mga walang pananampalataya, at makikipaglaban sa mga kalaban ng Allâh at wala silang katatakutan na sinuman bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ).

Ganito ang pagbibiyaya ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) mula sa Kanyang

kagandahang-loob, na ito ay ipinagkakaloob Niya sa sinuman na Kanyang nais; at ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Siyang '***Wâsee***`' – Ganap at Napakalawak ang Kanyang kagandahang-loob sa mga pangangailangan ng Kanyang mga nilikha, na '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam kung sinuman ang karapat-dapat sa mga ito mula sa Kanyang mga alipin.

**55.** Ang inyong tagapagtanggol, O kayo na mga mananampalataya, ay ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), ang Kanyang Sugo; at ang mga mananampalataya na pinangangalagaan nila ang kanilang mga obligadong '*Salâh*,' at nagbibigay ng '*Zakâh*' na bukal sa kanilang kalooban, at sila na mga isinusuko ang kanilang buong sarili sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).

**56.** At sinuman ang nagtiwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) – na ginawa niyang tagapangalaga at tagapagtaguyod ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), ang Kanyang Sugo at ang mga mananampalataya; samakatuwid, siya ay magiging kabilang sa grupo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at ang grupo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay siyang magtatagumpay at magwawagi.

**57.** O kayong mga naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Huwag ninyong ituring na mga kaibigan, tagapagtanggol at tagapangalaga ang mga yaong



nangungutya at nagtatawa sa inyong '*Deen*' mula sa mga '*Ahlul Kitâb*' (mga Hudyo at mga Kristiyano) at sa mga '*Kuffar*' (walang pananampalataya). Katakutan ninyo ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), kung kayo ay talagang tunay na naniniwala sa Kanya at sa Kanyang batas.

**58.** At kapag nanawagan na ang tagapagtawag ng '*Salâh*,' kayo, O mga naniniwala ay kinukutya at hinahamak nila ang pagtawag ninyo tungo sa pagsasagawa ng '*Salâh*' – na sila ay yaong mga Hudyo, mga Kristiyano at mga pagano; at ito ay ginagawa nila dahil sa kanilang kamangmangan, at sa hindi nila pagkakakilala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na kanilang '*Rabb*,' at dahil sa hindi nila

naiintindihan ang batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) hinggil sa pagsamba sa Kanyang Kaisahan.

**59.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na nanglalait mula sa mga angkan ng Kasulatan (mga Hudyo at mga Kristiyano): "*Ang anumang nakikita ninyo sa amin na* (*akala ninyo ay*) *kapintasan o kakulangan ay sa katotohanan ito ay kapurihan para sa amin dahil sa ito ay nagmula sa aming paniniwala sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *sa Kanyang mga Aklat na ipinahayag sa amin at sa sinuman na nauna sa amin na mga mananampalataya*; *at sa aming paniniwala na ang karamihan sa inyo ay nasa labas ng Matuwid na Landas dahil sa kanilang paghihimagsik at pagsuway sa Allâh*."

**60.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga mananampalataya: "*Gusto ba ninyong sabihin ko sa inyo kung sino ang kabilang sa makalalasap ng matinding kaparusahan, nang higit pa kaysa sa kanila na mga* '*Fâsiq*' (*naghimagsik at sumuway sa Allâh*) *sa Araw ng Muling Pagkabuhay? Sila ay ang mga yaong nauna sa inyo* (*na mga tao*) *na isinumpa at inilayo ng Allâh mula sa Kanyang awa*; *at kinamuhian sila at ginawang mga hayop ang kanilang mga anyo, na sila ay ginawang mga unggoy at mga baboy*; *dahil sa kanilang paglabag, pagsisinungaling at pagmamataas*; *at gayundin, ang ilan sa kanila ay mga sumasamba sa mga* '*Tâghût*' (*mga huwad na sinasamba, lahat ng mga sinasamba bukod sa Allâh*), *at walang pag-aalinlangan, napakasama ng kanilang magiging katayuan sa Kabilang-Buhay, at naligaw ang kanilang landas dito sa daigdig mula sa Matuwid at Tamang Landas*."

**61.** At kapag dumating sa inyo, O kayong mga mananampalataya, ang mga mapagkunwari na mga Hudyo, kanilang sinasabi: "*Naniwala kami*," samantalang patuloy pa rin sila sa kanilang paglabag. Katiyakan, pumasok sila sa inyo na walang paniniwala sa Allâh sa kanilang mga puso at lumabas din sila nang ganoon; at ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam kung ano ang kanilang mga inililihim kahit iba ang kanilang ipinapakita sa panlabas.

**62.** At nakikita mo, O Muhammad, ang karamihan sa mga Hudyo na nagmamadali sa kanilang paglabag at pagsasagawa ng mga kasalanan, na tulad ng pagsisinungaling, paghihimagsik laban sa batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at pangangamkam sa mga kayamanan ng mga tao nang hindi makatarungan; walang pag-aalinlangan, napakasama ng kanilang nagawa at ang kanilang paghihimagsik.

**63.** Bakit hindi pagbawalan ng kanilang mga pinuno at ng kanilang mga paham ang mga yaong nagmamadali sa pagsasagawa ng mga kasalanan at paglabag; ganoon din sa kanilang pagsisinungaling at pangangamkam ng mga kayamanan ng tao nang hindi makatarungan, katiyakan na napakasama ng kanilang nagawa noong umiwas sila sa pagbabawal ng masama?

**64.** Ipinapakita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Propeta ang ilan sa mga pagkakasala ng mga Hudyo, na sinasabi nila nang palihim lamang sa kanilang mga sarili na: "*Ang dalawang Kamay ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay nakatali sa pagsagawa ng kabutihan*; *at nagmaramot sa amin sa pagbigay ng kabuhayan at kasaganaan nito, na ito ay yaong nangyari noon na tagtuyot at taggutom*." Sa halip ang kanilang mga kamay ang nakatali! Na ang ibig sabihin ay nakatali ang kanilang mga kamay sa paggawa ng kabutihan, at isinumpa sila ng Allâh at inilayo mula sa Kanyang awa dahil sa kanilang sinabi. At ang katotohanan ay hindi ang katulad ng kanilang ibinibintang laban sa Allâh na kanilang '*Rabb*,'[1] bagkus ang Kanyang dalawang Kamay ay nakalahad nang malawak at walang sinuman ang kumukontrol nito upang pigilin sa Kanyang pamamahagi dahil Siya ay Ganap ang Kanyang Kabaitan na namamahagi o nagkakaloob Siya ayon sa Kanyang '*Hikmah*' (karunungan) at sa anumang nakabubuti sa Kanyang mga alipin.

Ang '*Âyah*' (o talatang) ito ay pagpapatunay, na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay mayroong dalawang kamay na angkop sa Kanyang Kamaharlikaan at Kadakilaan, na wala itong kahalintulad na alinman (o tinatawag na '*Tashbeeh*') at pati sa kung papaano ang pagiging gayon nito[2] (o tinatawag na '*Takyif*').

Subalit patuloy lamang na nadaragdagan ang kanilang paglabag at pagtanggi dahil sa kanilang panibugho at pagkainggit, sapagka't pinili ka ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) (O Muhammad) sa paghahayag ng Kanyang mensahe. At ipinapahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ang mga grupo ng mga Hudyo ay patuloy na maglalaban-laban sa isa't isa hanggang sa Araw ng Muling Pagkabuhay; at sa tuwing sila ay magpapakana laban sa mga Muslim sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga '*Fitnah*' (paninira) at pagsisiklab ng apoy ng paglalaban-laban ay ibinabalik ito sa kanila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at pinagwawatak-watak sila; at magpapatuloy ang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Na ito ay angkop lamang sa Kanyang Kamaharlikaan.



وَلَوۡ أَنَّ أَهۡلَ ٱلۡكِتَٰبِ ءَامَنُواْ وَٱتَّقَوۡاْ لَكَفَّرۡنَا عَنۡهُمۡ
سَيِّـَٔاتِهِمۡ وَلَأَدۡخَلۡنَٰهُمۡ جَنَّٰتِ ٱلنَّعِيمِ ٦٥ وَلَوۡ أَنَّهُمۡ أَقَامُواْ
ٱلتَّوۡرَىٰةَ وَٱلۡإِنجِيلَ وَمَآ أُنزِلَ إِلَيۡهِم مِّن رَّبِّهِمۡ لَأَكَلُواْ
مِن فَوۡقِهِمۡ وَمِن تَحۡتِ أَرۡجُلِهِمۚ مِّنۡهُمۡ أُمَّةٞ مُّقۡتَصِدَةٞۖ
ثلاثة أرباع الحزب ١٢ وَكَثِيرٞ مِّنۡهُمۡ سَآءَ مَا يَعۡمَلُونَ ٦٦ ۞ يَٰٓأَيُّهَا ٱلرَّسُولُ
بَلِّغۡ مَآ أُنزِلَ إِلَيۡكَ مِن رَّبِّكَۖ وَإِن لَّمۡ تَفۡعَلۡ فَمَا بَلَّغۡتَ
رِسَالَتَهُۥۚ وَٱللَّهُ يَعۡصِمُكَ مِنَ ٱلنَّاسِۗ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ
ٱلۡكَٰفِرِينَ ٦٧ قُلۡ يَٰٓأَهۡلَ ٱلۡكِتَٰبِ لَسۡتُمۡ عَلَىٰ شَيۡءٍ حَتَّىٰ
تُقِيمُواْ ٱلتَّوۡرَىٰةَ وَٱلۡإِنجِيلَ وَمَآ أُنزِلَ إِلَيۡكُم مِّن رَّبِّكُمۡۗ
وَلَيَزِيدَنَّ كَثِيرٗا مِّنۡهُم مَّآ أُنزِلَ إِلَيۡكَ مِن رَّبِّكَ طُغۡيَٰنٗا وَكُفۡرٗاۖ
فَلَا تَأۡسَ عَلَى ٱلۡقَوۡمِ ٱلۡكَٰفِرِينَ ٦٨ إِنَّ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَٱلَّذِينَ
هَادُواْ وَٱلصَّٰبِـُٔونَ وَٱلنَّصَٰرَىٰ مَنۡ ءَامَنَ بِٱللَّهِ وَٱلۡيَوۡمِ ٱلۡأٓخِرِ
وَعَمِلَ صَٰلِحٗا فَلَا خَوۡفٌ عَلَيۡهِمۡ وَلَا هُمۡ يَحۡزَنُونَ ٦٩ لَقَدۡ أَخَذۡنَا
مِيثَٰقَ بَنِيٓ إِسۡرَٰٓءِيلَ وَأَرۡسَلۡنَآ إِلَيۡهِمۡ رُسُلٗاۖ كُلَّمَا جَآءَهُمۡ رَسُولُۢ
بِمَا لَا تَهۡوَىٰٓ أَنفُسُهُمۡ فَرِيقٗا كَذَّبُواْ وَفَرِيقٗا يَقۡتُلُونَ ٧٠


mga Hudyo sa paggawa ng mga paglabag sa Allâh na magdudulot ng mga katiwalian at pagkasira sa ibabaw ng kalupaan. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), hindi Niya naiibigan ang mga gumagawa ng kasamaan.

**65.** At kung ang mga Hudyo at mga Kristiyano ay naniwala lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo at umiwas sa ipinagbabawal ng Allâh; ay patatawarin sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanilang mga kasalanan at papapasukin sila sa mga Hardin ng kaligayahan sa Kabilang-Buhay.

**66.** At kung sinunod lamang nila at isinagawa ang anumang nasa loob ng '*Tawrah*' at '*Injeel*, ' at ang ipinahayag sa iyo, O Muhammad na Dakilang Qur'ân; ay bibiyayaan sila sa lahat ng pagkakataon at ibababa Namin sa kanila ang ulan at patutubuin Namin ang mga butil, na ito ay gantimpala rito sa daigdig. Subalit mayroon sa mga nagtatangan ng kasulatan na mga Hudyo at mga Kristiyano, ang grupo na mga matutuwid at matatatag sa katotohanan, nguni't ang karamihan sa kanila ay masasama ang mga ginagawa at ligaw mula sa Matuwid na Landas.

**67.** O ikaw, Muhammad na Sugo ng Allâh! Iparating mo ang Rebelasyon na ipinahayag sa iyo mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,'[1] at kapag ikaw ay nagkulang sa iyong pagpaparating ng mensahe at inilihim mo ang ilan sa mga ito; samakatuwid, hindi mo talagang naiparating ang mensahe ng iyong '*Rabb*.'

Subalit katiyakan, ipinarating ni Muhammad ang kabuuan ng mensahe ng kanyang '*Rabb*,' at sinuman ang nagbibintang na inilihim niya ang ilan sa anumang ipinahayag sa kanya; walang pag-aalinlangan, siya na nagbibintang ay nakagawa ng matinding pagsisinungaling laban sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo.

At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay pinangangalagaan ka,

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

O Muhammad; at tinutulungan ka laban sa iyong mga kalaban at wala kang tungkulin kundi iparating lamang ang mensahe. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), hindi Niya ginagabayan ang sinumang lumihis sa Daan ng Katotohanan at tumanggi sa anuman na iyong dinala mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**68.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga Hudyo at mga Kristiyano: "*Katiyakan, wala kayong mapapala na anuman mula sa 'Deen' hangga't hindi ninyo sinusunod ang anumang nilalaman ng 'Tawrah' at 'Injeel', at ang dala sa inyo ni Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *na Qur'ân. At katiyakan, karamihan sa mga nagtatangan ng kasulatan* (*na mga Hudyo at mga Kristiyano*) *ay walang napala sa pagkakapahayag ng Qur'ân kundi pagmamataas at pagtanggi, at kinainggitan ka nila dahil sa ipinadala ka ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng pagkapahayag Niya sa iyo ng kahuli-hulihang mensahe, na siyang naglantad ng kanilang mga kasiraan*; *na kung kaya, huwag kang magdalahamti sa kanilang di-paniniwala sa iyo*."

**69.** Tunay, na yaong mga nanampalataya (at sila ay ang mga Muslim), at ang mga Hudyo, gayundin ang mga '*Sâbi`un*' (at sila ang mga tao na nanatili sa kanilang '*Fitrah*' nguni't walang partikular na relihiyon para sa kanila upang ito ay kanilang sundin), at ang mga '*Nasârâ*' (mga tunay na tagasunod ng '*Masih*' [Mesiyas na si `Îsã (Hesus عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ)]; sinuman mula sa kanila ang manampalataya sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nang buong paniniwala, na ito ay ang paniniwala kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) at sa kung ano ang kanyang dala-dala at naniwala sa Kabilang-Buhay, gumawa ng mabuting gawa; ay wala silang katatakutan sa Araw ng Muling Pagkabuhay at wala silang dapat ipangamba sa anuman na kanilang naiwan sa daigdig.

**70.** Katiyakan, gumawa Kami ng matibay na kasunduan sa mga angkan ni Isrâ`îl ayon sa '*Tawrah*' ng pakikinig at pagsunod, at nagpadala Kami ayon sa kasunduang yaon ng Aming mga Sugo, subalit sinira nila ang kasunduang yaon, at sa halip ang sinunod nila ay ang kanilang mga sariling pagnanasa.

At sa tuwing may darating sa kanila na Sugo, na ayaw nila ang dala-dala nitong katuruan ay kakalabanin nila ito. Na kung kaya, pinasinungalingan nila ang iba sa kanilang mga Sugo at ang iba naman ay pinatay nila.

**71.** At iniisip ng mga lumabag na sila ay hindi paparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) bilang kabayaran ng kanilang pagsuway at pagtanggi; na kung kaya, patuloy sila sa pagsunod sa kanilang pagnanasa. Samakatuwid, sila ay binulag mula sa patnubay at naging bingi na walang kakayahang marinig ang



katotohanan, na kung kaya, hindi nila ito napakinabangan; na dahil sa ganoong kadahilanan ay ipinadala ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Kanyang kaparusahan sa kanila at saka pa lamang sila nagsisi pagkatapos noon, at pinatawad naman sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nguni't pagkatapos noon ay muli na namang naging bulag at naging bingi ang karamihan sa kanila pagkatapos na maging malinaw sa kanila ang katotohanan.

At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang '***Baseer***' – Ganap na Nakakakita na Nababatid Niya ang lahat ng kanilang mga ginagawa, na walang anuman ang naililihim sa Kanya, mabuti man ito o masama. At sila ay tutumbasan Niya ayon sa pagkakabatid na ito.

**72.** Sumusumpa ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ang mga yaong nagsasabing: "*Ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *Siya ay si 'Al-Masih'* (*ang Messiah – Kristo Hesus* عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *na anak ni Maryam* (*Maria*), *ay walang pag-aalinlangan, sila ay lumabag at naging walang pananampalataya dahil sa mga salita nilang ito.*"

Gayong ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na sinabi ni '*Al-Masih*' sa mga angkan ni Isrâ`îl: "*Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Nag-iisa at Bukod-tangi, na Siya ay walang katambal, na ako at kayo ay pareho sa pagiging alipin at pagsamba sa Allâh.*"

Katiyakan, ang sinumang sasamba ng iba bukod sa Allâh ay ipinagbawal sa kanya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '*Al-Jannah,*'[1] at inilaan sa kanya ang Impiyerno na kanyang patutunguhan, at walang sinuman ang makatutulong sa kanya para makaligtas mula roon (sa Impiyernong yaon) .

**73.** Katiyakan, itinuturing na hindi mananampalataya mula sa mga Kristiyano ang sinumang nagsabing: "*Ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay kabilang sa tatlong persona*: *na ito ay ang ama, ang anak at ang banal na espiritu.*" Hindi ba alam ng mga Kristiyano na walang sinuman ang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

nararapat sambahin ng mga tao kundi ang Bukod-Tangi at Nag-iisa lamang, na hindi nanganak at hindi ipinanganak.

At kapag hindi tumigil ang mga nagsasabi nito sa kanilang pag-aangkin at pagsisinungaling ay darating sa kanila ang masidhing kaparusahan dahil sa paglabag nila sa Allâh.

**74.** Hindi ba sila na mga Kristiyano ay nagnanais na manumbalik sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at magsisi sa kanilang maling pag-aangkin, at hilingin nila ang kapatawaran sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)? Sapagka't ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa mga kasalanan ng mga nagsisisi, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**75.** Si '***Al-Masih***' (ang Messiah – Kristo Hesus عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na anak ni Maryam ay hindi hihigit sa pagiging Sugo, at maraming mga Sugo ang nauna kaysa sa kanya. At ang kanyang ina ay naniwala nang may ganap na pagtitiwala, at silang dalawa ay katulad ng sinumang tao na nangangailangan ng pagkain, at hindi kailanman maaaring maging '***ilâh***' (o diyos na sinasamba) ang sinumang nangangailangan ng pagkain para mabuhay. Na kung gayon, pagmasdan mo, O Muhammad, ang katayuan nila na mga walang pananampalataya.

Walang pag-aalinlangan, ipinaliwanag Namin ang mga palatandaan na nagpapatunay sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); at walang saysay ang kanilang inaangkin laban sa mga Propeta ng Allâh. At bukod pa roon, sila ay naligaw mula sa katotohanan na iginagabay Namin sa kanila,

Na kung kaya, pagmasdan mong muli kung papaano silang lumihis mula sa katotohanan pagkatapos ng pagkakapahayag na ito?

**76.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga walang pananampalataya: *"Paano ninyo sinasamba ang iba bukod sa Allâh, na hindi man lang kayo kayang ipahamak, at lalong hindi niya kayo kayang bigyan ng kapakinabangan? At ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*, Siya ay '**As-Samee`**' – ang Ganap na Nakakarinig sa sinasabi ng Kanyang mga alipin, na '**Al-`Aleem**' – ang Ganap na Nakaaalam ng kanilang mga kalagayan."*

**77.** Sabihin mo, O Muhammad sa mga Kristiyano: *"Huwag kayong magmalabis sa katotohanan hinggil sa inyong paniniwala kay **Al-Masih `Îsã Ibnu Maryam*** (*Kristo Hesus na Anak ni Maria* عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *huwag ninyong sundin ang inyong pagnanasa na katulad ng pagsunod ng mga Hudyo sa kanilang*


سُورَةُ المَائِدَةِ الجُزْءُ السَّادِسُ

لُعِنَ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ مِنۢ بَنِيٓ إِسۡرَٰٓءِيلَ عَلَىٰ لِسَانِ
دَاوُۥدَ وَعِيسَى ٱبۡنِ مَرۡيَمَۚ ذَٰلِكَ بِمَا عَصَواْ وَّكَانُواْ
يَعۡتَدُونَ ٧٨ كَانُواْ لَا يَتَنَاهَوۡنَ عَن مُّنكَرٖ فَعَلُوهُۚ
لَبِئۡسَ مَا كَانُواْ يَفۡعَلُونَ ٧٩ تَرَىٰ كَثِيرٗا مِّنۡهُمۡ
يَتَوَلَّوۡنَ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْۚ لَبِئۡسَ مَا قَدَّمَتۡ لَهُمۡ
أَنفُسُهُمۡ أَن سَخِطَ ٱللَّهُ عَلَيۡهِمۡ وَفِي ٱلۡعَذَابِ هُمۡ
خَٰلِدُونَ ٨٠ وَلَوۡ كَانُواْ يُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِ وَٱلنَّبِيِّ وَمَآ
أُنزِلَ إِلَيۡهِ مَا ٱتَّخَذُوهُمۡ أَوۡلِيَآءَ وَلَٰكِنَّ كَثِيرٗا
مِّنۡهُمۡ فَٰسِقُونَ ٨١ ۞ لَتَجِدَنَّ أَشَدَّ ٱلنَّاسِ عَدَٰوَةٗ الجزء ٧ الحزب ١٣
لِّلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱلۡيَهُودَ وَٱلَّذِينَ أَشۡرَكُواْۖ وَلَتَجِدَنَّ
أَقۡرَبَهُم مَّوَدَّةٗ لِّلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱلَّذِينَ قَالُوٓاْ إِنَّا نَصَٰرَىٰۚ
ذَٰلِكَ بِأَنَّ مِنۡهُمۡ قِسِّيسِينَ وَرُهۡبَانٗا وَأَنَّهُمۡ
لَا يَسۡتَكۡبِرُونَ ٨٢ وَإِذَا سَمِعُواْ مَآ أُنزِلَ إِلَى
ٱلرَّسُولِ تَرَىٰٓ أَعۡيُنَهُمۡ تَفِيضُ مِنَ ٱلدَّمۡعِ مِمَّا عَرَفُواْ
مِنَ ٱلۡحَقِّۖ يَقُولُونَ رَبَّنَآ ءَامَنَّا فَٱكۡتُبۡنَا مَعَ ٱلشَّٰهِدِينَ ٨٣

١٢١

*pagnanasa hinggil sa kanilang relihiyon, na dahil doon ay napunta sila sa pagkaligaw at itinulak nila ang karamihan na mga tao tungo sa paglabag sa Allâh, at lumabas sila sa Matuwid na Landas patungo sa Daan ng Pagkaligaw."*

**78.** Ipinapahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na Kanyang isinumpa at inilayo sa Kanyang awa ang mga walang pananampalataya mula sa angkan ni Isrâ`îl, na ito ay nakasaad sa Aklat na Kanyang ipinahayag kay Dâwood (Propeta David عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na '***Az-Zabour***' at ganoon din sa Aklat na Kanyang ipinahayag kay `Îsã (Hesus عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na '***Al-Injeel***' (Ebangheliyo), dahil sa kanilang paglabag at pagmamalabis sa mga hangganang itinakda ng Allâh.

**79.** Sila na mga Hudyo ay inilalantad nila ang kanilang paglabag at ito ay kanila pang ikinasisiya; at hindi nila pinagbabawalan sa isa't isa ang kanilang mga sarili hinggil sa mga masasama na kanilang ginagawa, at ito ay kabilang sa kanilang mga masasamang gawain at dahil dito sila ay karapat-dapat sa sumpa ng Allâh.

**80.** Makikita mo, O Muhammad, na karamihan sa kanila na mga Hudyo ay itinuturing ang mga '*Mushrikin*' bilang kanilang kaanib. At napakasama ang pakikipag-anib na ginawa nila sa mga '*Mushrikin*,' na naging sanhi ng galit ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanila; at pagpapanatili nila sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

**81.** At kung sila na mga Hudyo na nakikipagtulungan sa mga '*Mushrikin*' ay naniwala lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at sa Kanyang Propetang si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) at pinaniwalaan ang anumang ipinahayag sa kanya na Dakilang Qur'ân; ay hindi nila maituturing ang mga walang pananampalataya bilang kaanib at tagapagtaguyod; subalit ang karamihan sa kanila ay naghimagsik at lumabag sa Allâh, at sa Kanyang Sugo.

**82.** Walang pag-aalinlangan na makikita mo, O Muhammad, na ang mga taong may

pinakamatinding pakikipaglaban sa mga mananampalataya ay ang mga Hudyo; na kinakalaban nila ang mga yaong naniniwala sa iyong pagka-Propeta at sumusunod sa iyo; dahil sa kanilang paghihimagsik, pagmamatigas at pagtanggi sa katotohanan.

At ganoon din ang mga yaong nagtatambal o sumasamba sa iba bukod sa Allâh – '*Mushrikin*,' na tulad ng mga sumasamba sa mga rebulto at iba pa.

At makikita mo naman ang pinakamalapit sa kanila na mga mananampalataya, sa pagmamahal ay ang mga yaong nagsasabing: "***Kami ay mga Kristiyano***," dahil mayroon sa kanila ang maalam sa kanilang relihiyon, na hindi nila labis na pinapahalagahan ang makamundong buhay, at tapat na sumasamba sa kanilang mga bahay-dalanginan, at sila ay mapagpakumbaba at hindi nagmamataas sa pag-amin ng katotohanan; at sila ang mga yaong tinanggap ang mensahe ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at kanilang pinaniwalaan.

**83.** At ang tanda ng kanilang pagmamahal sa mga mananampalataya ay noong mayroong isang grupo mula sa kanila na taga-Abyssinia na narinig ang Qur'ân, ay umapaw ang kanilang mga luha sa kanilang mga mata; na tiniyak nila na ang kapahayagang



yaon ay katotohanang nagmula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

At sila ay naniwala, sumuko sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo; at hiniling nila ang karangalan sa pamamagitan ng pagtestigo na kasama ang sambayanan ni Propeta Muhammad sa mga sambayanan sa Araw ng Muling pagkabuhay.

**84.** At kanilang sinabi: "*Paano tayo sisisihin sa ating paniniwala sa Allâh at sa paniniwala natin sa katotohanang dinala sa atin ni Muhammad* (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) *mula sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at sa pagsunod natin sa kanya. At hinihiling natin sa ating 'Rabb' na tanggapin Niya tayo sa Kanyang 'Al-Jannah'* (*Hardin*), *kasama ng mga yaong*

*sumunod sa Kanya, sa Araw ng Muling Pagkabuhay?"*

**85.** Na kung kaya, ginantimpalaan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng mga Hardin na may umaagos na mga ilog sa ilalim ng mga puno, dahil sa ikinararangal nilang sabihin ang kanilang paniniwala sa Islâm, at sa kanilang paghiling na mapabilang sila sa mga taong mabubuti, na sila ay mananatili roon, na hindi na sila lalabas pa roon magpakailanman at hindi na sila aalisin pa roon, at ito ang naging kapalit ng kanilang pagiging mabuti sa salita at gawa.

**86.** At sa mga yaong tumanggi sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at pinasinungalingan ang Kanyang mga talata na ipinahayag sa mga Sugo, sila ang mga taong maninirahan sa Impiyerno at doon sila mananatili magpasawalang-hanggan.

**87.** O kayong mga naniwala sa Allâh! Huwag ninyong ipagbabawal ang mga mabubuting ipinahintulot sa inyo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na mga pagkain, mga inumin at pag-aasawa ng mga kababaihan; dahil mahihigpitan ninyo ang anumang niluwagan ng Allâh para sa inyo. At huwag kayong magmamalabis sa pamamagitan ng paglabag sa hangganang pagbabawal na itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); dahil ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), hindi Niya naiibigan ang mga nagmamalabis.

**88.** Magsaya kayo, O kayong mga mananampalataya sa pamamagitan ng mga mabubuti (malilinis) at mga ipinahihintulot sa inyo mula sa mga ipinagkaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); katakutan ninyo ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal, dahil ang paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay magdudulot sa inyo ng tunay na pagkatakot.

**89.** Hindi kayo paparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), O kayong mga Muslim, sa mga hindi ninyo sinasadyang panunumpa na katulad ng pagsabi ng iba sa inyo na: "*Hindi! Sumusumpa ako sa Allâh*" o "*Oo! Sumusumpa ako sa Allâh*," subalit paparusahan kayo sa mga sinadya ninyong panunumpa na totoo sa inyong mga puso.

Kapag hindi ninyo natupad ang pangako na may kasamang panunumpa, mapapatawad ito ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsasagawa sa ipinag-utos sa inyo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) bilang panghalili na kabayaran: na pagpapakain ng sampung mahihirap, na sa bawa't mahirap ay kalahating salop (isa't kalahating kilo) mula sa pangkaraniwang kinakain sa inyong lugar; o di kaya ay damitan ninyo ang bawa't isa nang sapat na kasuotan; o di kaya ay magpalaya kayo ng isang alipin. Sa tatlong bagay na ito pipili ang isang nangako na may kasamang panunumpa na hindi niya natupad.

**15.** Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ): "*Katiyakan, ikaw ay kabilang sa Aking itinakda na mananatiling buhay hanggang sa unang pag-ihip ng tambuli, na sa araw na yaon ay mamamatay ang lahat ng mga nilikha.*"

**16.** Sinabi ni '*Iblees*,' na isinumpa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ): "*Dahil sa pagligaw Mo sa akin, gagawin ko ang lahat ng makakayanan ko upang iligaw ko ang mga lahi ni Âdam mula sa Matuwid Mong Landas, at haharangan ko sa kanila ang Islâm na kanilang 'Fitrah' (o likas na katangian).*

**17.** "*Pagkatapos ay pupuntahan ko sila sa lahat ng dako, at haharangan ko sila sa katotohanan, at pagagandahin ko sa kanila ang kamalian, at tutuksuhin ko sila na mahumaling sa makamundong bagay, at papagdudadahin ko sila hinggil sa Kabilang-Buhay, at hindi Mo makikita ang karamihan sa kanila na tatanaw ng utang na loob sa Iyong mga biyaya.*"

**18.** Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) kay '*Iblees*:' "*Lumabas ka mula sa Hardin, na kinapopootan at ipinagtatabuyan; na walang pag-aalinlangan na pupunuin Ko ang Impiyernong-Apoy mula sa iyo, at sa lahat ng susunod sa iyo mula sa lahi ni Âdam.*"

**19.** "*O Âdam* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *manirahan ka sa Hardin, ikaw at iyong asawa na si Hawwa` (Eva), at kumain kayong dalawa mula sa anuman na inyong nais sa mga bungang naririto; subalit huwag ninyong kakainin ang bunga ng punong iyon, dahil kapag ito ay inyong ginawa, magiging kabilang kayo sa mga masasama na lumabag sa batas ng Allâh.*"

**20.** Pagkatapos ay tinukso ni '*Shaytân*' ('*Iblees*') sina Âdam at Hawwa` upang sila ay mahumaling sa paglabag sa Allâh sa pamamagitan ng pagkain mula sa punong yaon, na ipinagbabawal sa kanila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); na ang magiging bunga ng paglabag na ito ay makikita nila ang kanilang '*Awrah*' (pribadong bahagi) at sinabi sa kanilang dalawa bilang panlilinlang: "*Katiyakan, ipinagbawal lamang sa inyo ng inyong 'Rabb'*[1] *ang pagkain sa bunga ng punong ito, upang kayo ay hindi maging anghel, at upang kayo ay hindi manatili magpasawalang-hanggan sa 'Jannah.'*"

**21.** At sumumpa si '*Shaytân*' kina Âdam at Hawwa` sa Pangalan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na siya ay nagpapayo lamang sa kanila, at nagmumungkahi na kumain mula sa punong iyon, subalit siya sa katotohanan ay sinungaling.

**22.** Na kung kaya, nailigaw at nalinlang sila ni '*Shaytân*,' at

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

sila ay kumain mula sa punong ipinagbabawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na lapitan, at noong sila ay nakakain ay lumantad ang kanilang mga pribadong bahagi at natanggal ang itinakip ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) dito na pantakip bago sila lumabag. At pagkatapos ay nagsimula nilang takpan ang kanilang mga pribadong bahagi ng mga dahon mula sa Hardin, at tinawag sila ng kanilang *'Rabb:' "Hindi ba pinagbawalan ko kayo na kumain mula sa punong iyan, at sinabi Ko sa inyong dalawa: 'Walang pag-aalinlangan, si 'Shaytân' ay malinaw ninyong kaaway?'"*

At ang talatang ito ay nagpapatunay na ang paglantad ng *'Awrah'* ay isang matinding bagay, na hanggang sa ngayon ay patuloy pa rin na hindi katanggap-tanggap; at kinamumuhian ng mga may matitinong kaisipan.

**23.** At sinabi nina Âdam at Hawwa`: *"O Aming 'Rabb!' Hinamak namin ang Aming mga sarili sa pamamagitan ng pagkain mula sa punong yaon, at kung hindi Mo kami patatawarin at kaaawaan ay mapapabilang kami sa mga talunan, dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay."* [At ito ang mga salita na natagpuan ni Âdam mula sa kanyang *'Rabb'*[1] at kanyang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



ipinanalangin upang mapatawad sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)].

**24.** Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) bilang pakikipag-usap kina Âdam, Hawwa` at *'Iblees:' "Bumaba kayo mula rito patungo sa kalupaan at upang kayo ay mag-away-away sa isa't isa, at doon sa kalupaan ay mayroon kayong tirahan para sa inyo at doon kayo magpakaligaya hanggang sa matapos ang inyong pagkakatakda."*

**25.** Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) kay Âdam, kay Hawwa` at sa kanyang pamilya: *"Sa kalupaan kayo ay mabubuhay, na rito ninyo gugugulin ang inyong makamundong buhay at sa kalupaan ding ito kayo ay*

*mamamatay at ibabalik, at mula rito kayo ay bubuuin* (*o bubuhayin*) *na mag-uli ng inyong 'Rabb' at titipunin kayo sa Araw ng Muling Pagkabuhay*."

**26.** O mga angkan ni Âdam! Katiyakan, Lumikha Kami para sa inyo ng kasuotan na inyong itatakip sa inyong mga '*Awrah*' (o pantakip sa mga katawan lalung-lalo na sa mga maseselan na bahagi nito) na ang kasuotang ito ay napakahalaga at magsisilbi rin ito bilang palamuti at nabibilang sa bahagi ng mga kabuuan sa inyong buhay at kasiyahan. At ang kasuotan ng pagkatakot sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsasagawa sa mga ipinag-uutos at pag-iwas sa mga ipinagbabawal ang siyang tunay na nakahihigit na kasuotan ng isang mananampalataya.

At ganito ang ipinagkaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa inyo, ang mga palatandaan sa Kanyang pagiging '*Rabb*' at Kaisahan, at sa Kanyang kagandahang-loob, at pagkaawa sa Kanyang mga alipin; nang sa gayon ay maalaala ninyo ang mga biyayang ito upang Siya ay mapasalamatan ninyo dahil dito. Naririto ang pagsasaad ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang mga biyaya sa Kanyang mga nilikha.

**27.** O mga angkan ni Âdam! Huwag ninyong hayaan na malinlang kayo ni '*Shaytân*,' na pinagaganda sa inyo ang kasalanan, na katulad ng kanyang ginawa sa inyong mga magulang na sina Âdam at Hawwa`, na sila ay inilabas niya mula sa '*Al-Jannah*' (Hardin), na dahil doon ay inialis niya sa kanila ang kanilang damit na bilang pantakip ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa kanila upang lumantad ang kanilang '*Awrah*.' Katiyakan, si '*Shaytân*' ay nakikita niya kayo, siya at ang kanyang pamilya at kalahi, samantalang kayo ay hindi ninyo sila nakikita, na kung kaya, maging maingat kayo sa kanila.

Katiyakan, Kami, ginawa Namin ang mga '*Shaytân*' na tagapagtaguyod ng mga walang pananampalataya na hindi nila pinaniniwalaan ang Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), at hindi nila pinaniniwalaan ang Kanyang mga Sugo at hindi sinusunod ang Kanyang patnubay.

**28.** At kapag nakagawa ang mga walang pananampalataya ng masamang gawain, ay nangangatwiran sila sa pagsagawa nila nito na ito raw ay namana nila sa kanilang mga ninuno, at ito raw sa katunayan ay ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa kanila. Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Katiyakan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) *ay hindi nag-uutos sa Kanyang alipin ng mga masasamang gawain at mga kasalanan, kung gayon, nagsasabi ba kayo, O kayong mga 'Mushrikûn' ng mga bagay na hindi ninyo alam, bilang kasinungalingan at pag-aangkin laban sa Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ)*?*"



**29.** Sabihin mo, sa kanila na mga '*Mushrikin*,' O Muhammad: "*Iniutos ng Aking 'Rabb' ang pagiging makatarungan, at inutusan kayo na maging dalisay ang inyong pagsamba sa Kanya sa anumang uri ng pagsamba, at lalung-lalo na sa mga 'Masjid,' at manalangin kayo sa Kanya bilang taimtim na pagsunod at pagsamba, at maniwala kayo sa pagkabuhay na mag-uli pagkatapos na mamatay, na katulad ng paglikha ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa inyo mula sa wala, ay walang pag-aalinlangan na Siya rin ang May Kakayahan na ibalik muli ang inyong buhay sa ikalawang pagkakataon.*"

**30.** Ginawa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), ang Kanyang mga alipin na dalawang grupo: grupo na ginabayan Niya at pinatnubayan tungo sa Matuwid na Landas, at grupo na karapat-dapat maligaw mula sa matuwid na landas dahil sa pagturing nila sa mga '*Shaytân*' bilang '*awliyâ`*' (tagapagtaguyod) bukod sa Allâh, at sila ang sinunod nila bilang kamangmangan at pag-aakalang sila ay sumunod sa daan ng patnubay.

**31.** O mga angkan ni Âdam! Sa tuwing kayo ay magsasagawa ng '*Salâh*' ay maging malinis kayo at magsuot ng mga malilinis na kasuotan bilang pantakip sa inyong '*Awrah*' at kumain kayo at uminom mula sa mga malilinis na ipinagkaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa inyo, at huwag kayong magsayang sa pamamagitan ng pagiging mapag-aksaya. Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay hindi Niya naiibigan ang mga mapag-aksaya sa pagkain, sa inumin at sa iba pa.

**32.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad, na mga mangmang mula sa mga '*Mushrikin*' (nagtatambal o suma-samba sa iba bukod sa Allâh): "*Sino ba ang nagbabawal sa inyo ng mga magagandang kasuotan na siyang ginawa ng Allâh bilang palamuti ninyo? At sino ang nagbabawal sa inyo na kainin ang mga malilinis na ipinahintulot ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *mula sa Kanyang mga ipinagkaloob?*"

Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga '*Mushrikin*:' "*Katiyakan, ang anumang ipinahintulot ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *na mga kasuotan at mga malilinis na pagkain at inumin, ay karapatan nila na mga naniwala sa Allâh dito sa buhay sa daigdig na karapatan din ng iba, subalit ito ay bukod-tangi na para sa kanila na mga mananampalataya sa Araw ng Muling Pagkabuhay. Ang katulad ng paghahayag na ito ay kapahayagan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang talata para sa mga tao na nakaaalam kung ano ang ipinapahayag sa kanila at ito ay kanilang nauunawaan.*"

**33.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga '*Mushrikin*:' "*Ang ipinagbabawal lamang ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ay mga 'Al-Fawâhish'* (*mga malalaswang gawain*), *lantad man ito o lihim, lahat ng uri ng kasalanan at kabilang sa mga matitinding kasalanan mula rito ay ang pang-aapi sa mga tao dahil ito ay pagtapak ng karapatan, at pinagbawalan din kayo na sumamba ng iba bukod sa Allâh na kailanman ay hindi Siya nagbigay ng pahintulot, at ipinagbawal din Niya ang pagsasabi ng mga bagay hinggil sa Kanya na wala kayong kaalaman, na tulad ng pag-aangkin na ang Allâh ay mayroong anak o pagbabawal ng mga ipinahintulot ng Allâh na hindi naman Niya ipinag-utos na katulad ng sa kasuotan o sa pagkain.*"

**34.** At ang bawa't grupo na nagsasama-sama sa paglabag sa Allâh at pagtanggi sa Kanyang mga Sugo ay mayroong nakatakdang oras ng pagdating ng parusa sa kanila, at kapag dumating ang oras na itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) upang sila ay puksain ay hindi nila ito maaantala nang kahit sandali at hindi nila ito maisusulong (o maiuusad).

**35.** O mga angkan ni Âdam! Kapag dumating sa inyo ang mga Sugo na mula sa inyo, na bibigkasin sa inyo ang mga talata ng Aking Aklat, at lilinawin sa inyo ang mga palatandaan na nagpapatotoo sa anuman na kanilang dala-dala sa inyo na mensahe, ay sundin ninyo sila, na samakatuwid, ang sinumang iiwas sa Aking poot at itinuwid niya ang kanyang gawa, ay wala siyang dapat na ipangamba sa araw ng Muling Pagkabuhay na anumang kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at hindi sila manghihinayang sa anumang hindi nila nakamtan na makamundong buhay.

**36.** At ang mga walang pananampalataya na tinanggihan ang mga palatandaan ng Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at itinuring ito na may pagmamataas, sila ang mga maninirahan sa Impiyernong-Apoy na sila ay mananatili roon magpasawalang-hanggan

na kailanman ay hindi na sila makalalabas pa roon.

**37.** Sino pa ba ang higit na matindi ang kanyang kasamaan, kaysa sa isa na nagbintang ng mga kasinungalingan laban sa Allâh, o di kaya ay pinasinungalingan niya ang mga talata na ipinahayag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)? Sa kanila ay darating ang anumang bahagi nila rito sa buhay sa mundo at kasamaan na nakatala sa *'Al-Lawh Al-Mahfoudh,'* (ang talaan ng pagkakatakda ng lahat) hanggang sa kapag dumating na sa kanila ang anghel ng kamatayan at ang mga kasamahan nito upang kunin ang kanilang mga kaluluwa ay sasabihin nila (na mga anghel) sa kanila: "*Nasaan na ang mga yaong sinamba ninyo bukod sa Allâh, na mga katambal, mga 'awliyâ`' [mga sinunod nila bukod sa Allâh na tulad ng mga imahen at mga tao] at saka mga rebulto upang iligtas kayo sa anumang katayuan ninyo ngayon?*" At sila ay tutugon: "*Sila ay naglaho at nawala na sa amin,*" at aaminin na nila sa kanilang mga sarili sa Araw na yaon na sila ay mga lumabag sa Kaisahan ng Allâh noong sila ay nasa daigdig.

**38.** Sasabihin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), sa kanila na mga *'Mushrikin'* na sinungaling: "*Pumasok na kayo sa Impiyerno na kabilang sa mga grupo na katulad ninyo sa paglabag sa Allâh, katiyakan, nauna na ang mga nauna sa inyo na mga 'Jinn' at mga tao,*" na tuwing makapapasok



ang isang grupo sa Impiyerno mula sa inyo, isinumpa niya ang kapareha niya, na siya ay naligaw dahil sa pagsunod niya rito, hanggang sa sila ay pinagsama-sama na sa Impiyernong-Apoy, ang naunang walang pananampalataya at ang mga huli, lahat sila, sasabihin ng mga nahuli na mga tagasunod: "*O aming 'Rabb!' Sila ang mga nagligaw sa amin mula sa katotohanan, na kung kaya, parusahan Mo sila nang dobleng parusa sa Impiyernong-Apoy.*" Sasabihin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanila: "*Kayo at sila ay papatawan nang dobleng kaparusahan sa Impiyerno, subalit hindi ninyo naiintindihan kayo na mga tagasunod ang anumang parusa at*

*mga paghihirap na tatamasahin ng bawa't grupo sa inyo."*

**39.** At sasabihin ng mga pinuno sa kanilang mga tagasunod: *"Kami at kayo ay magkakatulad sa parusa at hindi kayo lalamang sa amin."* Sasabihin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanilang lahat: *"Lasapin ninyo ang parusa sa Impiyerno; dahil sa inyong nagawang mga kasalanan."*

**40.** Katiyakan, ang mga walang pananampalataya, na hindi pinaniwalaan ang Aming mga katibayan at mga palatandaan na nagpapatunay hinggil sa Aking Kaisahan, at hindi nila sinunod ang Aming batas bilang pagmamataas, ay hindi bubuksan ang mga pintuan ng kalangitan, para sa kanilang mga mabubuting gawa na ginawa rito sa daigdig; at ganoon din, hindi rin bubuksan ang mga pintuan ng kalangitan para sa kanilang mga kaluluwa kapag sila ay namatay na, at kailanman, ang mga walang pananampalataya ay hindi maaaring makapasok ng *'Al-Jannah'* sa Araw na kapag sila ay binuhay nang mag-uli, maliban na lamang kung makapapasok ang kamelyo sa butas ng karayom at kailanman ito ay di-maaaring mangyari. At sa ganito ginagantihan ang sinumang sukdulan ang kanyang pagkakasala at matindi ang kanyang paglabag.

**41.** Sila na mga walang pananampalataya ay mananatili sa Impiyerno, at doon sa Impiyerno ay mayroong sapin (higaan) para sa kanila na gawa sa Impiyernong-Apoy at para sa kanila pa rin bilang panaklob ay Apoy din. At ang ganitong matinding parusa ang ipinapataw ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa mga *'Dzâlimin'* – mga lumabag sa hangganang itinakda ng Allâh na sila ay hindi naniwala.

**42.** At ang mga yaong naniwala sa Allâh at gumawa ng mga mabubuting gawa ayon sa kanilang nakayanan – hindi Namin inuutusan ang sinuman ng mga gawain maliban lamang sa kanyang kakayahan – sila ang mga tao ng *'Al-Jannah,'*[1] at doon sila'y mananatili magpasawalang-hanggan.

**43.** At inalis Namin sa mga dibdib-puso nilang mga nasa *'Al-Jannah'* ang inggit at poot, at kabilang sa kabuuan ng kanilang kasiyahan doon ay mga ilog na umaagos sa ilalim ng mga Hardin. Sasabihin ng mga tao ng *'Al-Jannah,'* kapag sila ay nakapasok na roon:

*"Ang papuri ay sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *lamang na Siyang naggabay sa amin sa paggawa ng mabuti na naging sanhi ng patnubay namin dito, na ngayon ay natatamasa namin ang kaligayahan dito, at kailanman ay hindi kami magagabayan tungo sa*

---

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

*Matuwid na Landas kung hindi kami ginabayan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *tungo rito at ginabayan kami na maging matatag sa Landas na ito! Katiyakan, dumating ang mga Sugo ng aming 'Rabb'*[1] *bilang katotohanan na dala nila ang magandang balita sa mga tagasunod ng Allâh at babala sa mga lumalabag."*

At tatawagin sila bilang pagbati sa kanila at paggalang o pagpaparangal: "*Katiyakan, ang 'Jannat' (ang mga Harding) ay nakamtan ninyo dahil sa awa ng Allâh, at dahil sa inyong nagawa na paniniwala sa Allâh at mabuting gawa.*"

**44.** At mananawagan ang mga naninirahan sa *'Al-Jannah'* pagkatapos nilang makapasok sa mga naninirahan sa Impiyerno, at kanilang sasabihin sa kanila: "*Katiyakan, natagpuan na namin ang katotohanan na ipinangako ng aming 'Rabb' sa amin ayon sa sinabi ng Kanyang mga Sugo na gagantimpalaan Niya ang sinumang susunod sa Kanya, kung gayon, natagpuan na rin ba ninyo ang ipinangako sa inyo ng inyong 'Rabb' na totoo ang sinabi ng Kanyang Sugo na parusa sa sinumang lalabag sa Kanya?*" Sasagutin sila ng mga naninirahan sa Impiyerno na kanilang sasabihin:

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



"*Oo, katiyakan, natagpuan namin na totoo ang anumang ipinangakong kaparusahan sa amin ng aming 'Rabb.'*" At doon ay mananawagan ang tagapag-panawagan sa pagitan ng mga naninirahan sa *'Al-Jannah'* at sa Impiyerno: "*Katiyakan, ang sumpa ng Allâh ay sa mga 'Dzâlimin' na yaon ay sila na mga lumabag sa batas ng Allâh at hindi naniwala sa Allâh at sa Kanyang mga Sugo.*"

**45.** Sila ang mga walang pananampalataya, na noon ay tinatanggihan nila ang Matuwid na Landas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at pinagbabawalan ang mga tao na ito ay kanilang sundin at hinahanapan nila ng paraan para baluktutin ang katuruan upang

hindi maging malinaw sa sinumang (naghahangad ng katotohanan), at sila hinggil sa Kabilang-Buhay at ang anuman na nandoroon ay hindi nila pinaniniwalaan.

**46.** At sa pagitan ng mga nanirahan sa '*Al-Jannah*'[1] at sa mga nanirahan sa Impiyerno ang dakilang harang na tinatawag na '*A`raf*, at nandoroon sa harang na yaon ang mga kalalakihan na kilala nila kung sinuman ang maninirahan sa '*Al-Jannah*' at ang maninirahan sa Impiyerno dahil sa mga tanda nito, na katulad ng pagiging maputi ang mukha ng mga maninirahan sa '*Al-Jannah*' at pagiging maitim naman ng mukha ng mga maninirahan sa Impiyerno.

At ang mga kalalakihang ito ay nagpantay ang kanilang mga kabutihan at mga kasamaan na naghahangad sila ng awa ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Mananawagan ang mga kalalakihan sa '*A`raf*' na ito sa mga naninirahan sa '*Al-Jannah*' bilang pagbati na kanilang sasabihin: "*Salâmun `alaykûm – kapayapaan ay sumainyo*," at ang mga nasa '*A`raf*' na ito ay hindi pa sila nakakapasok ng '*Al-Jannah*,' subalit sila'y naghahangad na makapasok doon.

**47.** At kapag nabaling ang paningin ng mga tao na ito, sa mga nanirahan sa Impiyerno, kanilang sasabihin: "*O aming 'Rabb!' Huwag mo kaming gawin na mapabilang sa mga taong 'dzâlimin' dahil sa kanilang pagtambal o pagsamba ng iba (bukod sa Allâh) at sa kanilang paglabag*."

**48.** At tatawagin ng mga nasa '*A`raf*' na ito ang mga kalalakihan na kabilang sa mga pinuno ng mga walang pananampalataya na nasa Impiyerno, at ito ay nakikilala nila dahil sa mga namumukod-tanging tanda, na kanilang sasabihin: "*Hindi naging kapaki-pakinabang sa inyo ang inyong mga inipon na mga kayamanan at mga tagasunod na mga kalalakihan sa daigdig, at hindi rin naging kapaki-pakinabang sa inyo ang inyong pagmamataas para hindi paniwalaan ang Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at hindi tanggapin ang katotohanan*."

**49.** Di ba sila na mga mahihina at mga mahihirap, na mga naninirahan sa '*Al-Jannah*', na kung saan ay sumumpa kayo noong kayo ay nasa daigdig pa, na ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay hindi sila ibibilang sa Kanyang awa sa Araw ng Muling Pagkabuhay at hindi sila makakapasok sa '*Al-Jannah*' kailanman?

(Sasabihin ng Allâh سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ sa mga yaon): "*Pumasok na kayo sa 'Jannah', O kayo na mga nasa 'A`raf' dahil katiyakang kayo ay pinatawad na ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *na kayo ay walang*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

*dapat na katakutan sa parusa ng Allâh at wala rin kayong dapat na ikalungkot sa anumang hindi ninyo nakamtan na makamundong buhay."*

**50.** At hihingi ng saklolo ang mga naninirahan sa Impiyerno sa mga naninirahan sa *'Al-Jannah'* na kanilang sasabihin: *"Buhusan ninyo kami ng kahit na kaunting tubig o anumang ipinagkaloob ng Allâh sa inyo na mga pagkain,"* At sasagutin sila: *"Walang pag-aalinlangan, ipinagbawal pareho ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ang inumin at pagkain sa mga hindi naniwala sa Kanyang Kaisahan at tumanggi sa Kanyang mga Sugo."*

**51.** *"Ang mga yaong ipinagbawal ng Allâh sa kanila ang anumang kasiyahan sa Kabilang-Buhay dahil sa pagturing nila bilang laro at libangan sa 'Deen' o Relihiyon na ipinag-utos ng Allâh, at hindi nila ito pinahalagahan, at nilinlang sila ng makamundong buhay at naging abala sila dahil sa kinang nito na nakalimutan nila ang gawain para sa Kabilang-Buhay."*

Sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay pababayaan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sila ay itatapon sa masidhing kaparusahan, na katulad ng pagpapabaya nila sa gawain para sa pakikipagtagpo sa Araw na ito, at dahil sa kinagawian nilang pagtanggi sa mga katibayan at mga palatandaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).



**52.** At katiyakan, dinala Namin sa mga walang pananampalataya ang Dakilang Qur'ân na Aming ipinahayag sa iyo, O Muhammad, na ipinaliwanag Namin ito nang ganap na may kasamang dakilang kaalaman, na bilang gabay mula sa pagkaligaw tungo sa patnubay at awa sa mga taong naniniwala sa Allâh at isinasagawa ang Kanyang batas.

Paliwanag: Binukod-Tangi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang pagturing sa mga mananampalataya rito sa kadahilanang sila lamang ang makikinabang nito.

**53.** May hinihintay ba ang mga walang pananampalataya maliban

sa kung ano ang ipinangako sa kanila sa Dakilang Qur'ân na parusa na walang pag-aalinlangang maisasakatuparan sa kanila? Sa Araw na mangyayari ang paghuhukom, pagbabayad at pagpaparusa sa Araw ng Muling Pagkabuhay, sasabihin ng mga walang pananampalataya na tinalikuran nila ang Dakilang Qur'ân, na hindi nila pinaniwalaan sa daigdig: *"Tunay na maliwanag na sa amin ngayon, na ang mga Sugo ng aming 'Rabb' ay sila ang nagdala ng katotohanan, at pinayuhan nila kami, na kung kaya, mayroon ba kaming mga kaibigan at tagapamagitan na mamagitan sa amin sa aming 'Rabb' o di kaya ay muli kaming ibabalik sa mundo upang matupad namin ang gawain na kasiya-siya sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *mula sa amin?"*

Katiyakan, winasak nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagpasok nila sa Impiyerno at pananatili nila roon, at naglaho na ang sinumang sinamba nila bukod sa Allâh, at mga kasinungalingan sa daigdig na mga ipinangako sa kanila ni '*Shaytân*.'

**54.** Katiyakan, ang inyong '*Rabb*,' O kayong mga tao ay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang Lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan mula sa wala sa loob ng Anim na Araw, pagkatapos Siya ay nag-'*Istawâ*' – pumaroon sa taas ng Kanyang '`*Arsh*' (isinaling Trono) [1] na angkop

1 '`Arsh' – Isinaling Trono, ito ang pinakamalaki, pinakamalawak at pinakadakilang nilikha ng Allâh. Ang daigdig na ating kinalalagyan at ang buong kalawakan o sandaigdigan ay napakaliit lamang na bagay sa paningin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). At ang mga kalangitan ay titiklupin na parang isang papel lamang, na ang lahat ng ito ay magiging kasingliit lamang ng isang singsing sa napakalawak na disyerto o bakanteng lupa kung ihahambing ang mga ito sa isa pang nilikha ng Allâh na tinatawag na 'Kursi,' at gayundin kapag pinagsama-sama ang lahat ng ito (daigdig, mga kalangitan at ang mga nasa pagitan ng mga ito, pati ang 'Kursi') at ihambing sa '`Arsh' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ay magiging katulad lamang ng isang singsing sa napakalawak na disyerto o bakanteng lupa. Batay sa sinabi ng Allâh: "…Ang buong daigdig sa Kabilang-Buhay ay nasa ilalim lamang ng pagtatangan ng Kanyang Kamay, at ang mga kalangitan ay ititiklop (o irorolyo) sa Kanyang Kanang Kamay…" (Qur'ân, Sûrat Az-Zumar, 39:67); Sinabi pa rin ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ): "Ang mga pitong kalangitan kung ihahambing sa 'Kursi' ay hindi hihigit kaysa sa isang singsing sa liit, na inihagis sa pagkalawak-lawak na bakanteng lupa, at ang pagkakatulad ng '`Arsh' ay pagkalawak-lawak na bakanteng lupa kung ihahambing sa 'Kursi' na magiging katulad lamang ito ng singsing sa liit." [Naitala sa 'Kitâb Al-`Arsh, ni 'Al-Bayhaqi,' sa 'Al-Asma` was Sifat,' ni 'Ibn Jareer' at ng mga iba pa. Ito ay 'Saheeh' kapag pinagsama-samang lahat ang mga 'Isnâd' nito.]; Sinabi ng Sugo ng Allâh, Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), batay sa pagkakasalin ng kahulugan: "Pinagkalooban ako ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng kapahintulutan na makipag-usap sa isa sa mga Anghel na may pasan-pasan ng '`Arsh ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa pagitan ng kanilang mga taynga at ng kanilang mga balikat ay pitong daang

na angkop sa Kanyang Kadakilaan at Kamaharlikaan, ipinapasok Niya ang gabi sa araw hanggang sa ito ay sumanib sa araw hanggang sa mawala ang liwanag nito, at ipinapasok Niya ang araw sa gabi upang mawala ang kadiliman nito, at bawa't isa rito ay nangyayari nang napakadali, Siya ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), ang Lumikha ng araw at ng buwan at mga bituin at ipinapasailalim Niya ang mga ito sa Kanyang pag-aatas, na ipinapasunod Niya sa kung ano ang Kanyang nais, at ang mga ito ay kabilang sa mga dakilang palatandaan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ). Na kung kaya, dapat ninyong mabatid na Siya lamang ang Bukod-Tanging Lumikha ng lahat at gayundin ang lahat ng Pag-aatas. Luwalhati sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), ang Napakadakila na Siya ay malayo sa anumang pagkukulang, na Siya ang '*Rabb*' ng lahat ng mga nilalang.

**55.** Manalangin kayo sa inyong '*Rabb*,'[1] O kayong mga mananampalataya, nang buong kataimtiman at kapakumbabaan at palihim, at maging ang inyong panalangin ay may '*khushoo*' na malayo sa pagpapakitang-tao o pagkukunwari. Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ay hindi Niya naiibigan ang sinumang lumalabag sa Kanyang batas, at ang pinakamatindi sa lahat ng paglabag ay ang '*Shirk*' (pagtatambal sa pagsamba sa Allâh o pagsamba ng iba bukod sa Allâh) na tulad ng panalangin sa mga namatay, mga rebulto at iba na mga kapareho nito.

**56.** At huwag kayong gumawa ng kapinsalaan sa kalupaan, kahit anumang uri nito, pagkatapos itong mailagay sa kaayusan sa pamamagitan ng pagpapadala ng mga Sugo at pagtaguyod nito sa pamamagitan ng pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), at manalangin kayo sa Kanya nang taimtim na panalangin; bilang pagkatakot sa Kanyang kaparusahan at paghahangad ng Kanyang gantimpala. Katiyakan, ang Awa ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ay malapit sa mga mabubuti.

**57.** At Siya ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), ang nagpapadala ng mga banayad na hangin na nagpapahiwatig ng pagdating ng ulan sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), na siyang nagpapagalak sa mga tao ng pagdating nito, na kung kaya, nasisiyahan ang mga nilikha ng Allâh dahil sa Kanyang habag. Hanggang kapag dinala na ng hangin ang ulap na nagdadala ng ulan para buhayin ang kalupaan na tuyot, mga puno at pananim na natuyo; at pagkatapos ay sinanhi na ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na ibaba ang ulan, na sa pamamagitan nito ay nagsisisibol

taon na paglalakbay." [Naitala sa Aklat na nalikom na 'Sunan Abi Dawood,' 3/895, bilang 3953].

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.




وَٱلۡبَلَدُ ٱلطَّيِّبُ يَخۡرُجُ نَبَاتُهُۥ بِإِذۡنِ رَبِّهِۦۖ وَٱلَّذِي خَبُثَ لَا يَخۡرُجُ
إِلَّا نَكِدٗاۚ كَذَٰلِكَ نُصَرِّفُ ٱلۡأٓيَٰتِ لِقَوۡمٖ يَشۡكُرُونَ ٥٨
لَقَدۡ أَرۡسَلۡنَا نُوحًا إِلَىٰ قَوۡمِهِۦ فَقَالَ يَٰقَوۡمِ ٱعۡبُدُواْ ٱللَّهَ مَا لَكُم
مِّنۡ إِلَٰهٍ غَيۡرُهُۥٓ إِنِّيٓ أَخَافُ عَلَيۡكُمۡ عَذَابَ يَوۡمٍ عَظِيمٖ ٥٩
قَالَ ٱلۡمَلَأُ مِن قَوۡمِهِۦٓ إِنَّا لَنَرَىٰكَ فِي ضَلَٰلٖ مُّبِينٖ ٦٠ قَالَ يَٰقَوۡمِ
لَيۡسَ بِي ضَلَٰلَةٞ وَلَٰكِنِّي رَسُولٞ مِّن رَّبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦١
أُبَلِّغُكُمۡ رِسَٰلَٰتِ رَبِّي وَأَنصَحُ لَكُمۡ وَأَعۡلَمُ مِنَ ٱللَّهِ
مَا لَا تَعۡلَمُونَ ٦٢ أَوَعَجِبۡتُمۡ أَن جَآءَكُمۡ ذِكۡرٞ مِّن رَّبِّكُمۡ
عَلَىٰ رَجُلٖ مِّنكُمۡ لِيُنذِرَكُمۡ وَلِتَتَّقُواْ وَلَعَلَّكُمۡ تُرۡحَمُونَ ٦٣
فَكَذَّبُوهُ فَأَنجَيۡنَٰهُ وَٱلَّذِينَ مَعَهُۥ فِي ٱلۡفُلۡكِ وَأَغۡرَقۡنَا ٱلَّذِينَ
كَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِنَآۚ إِنَّهُمۡ كَانُواْ قَوۡمًا عَمِينَ ٦٤ ۞ وَإِلَىٰ
عَادٍ أَخَاهُمۡ هُودٗاۚ قَالَ يَٰقَوۡمِ ٱعۡبُدُواْ ٱللَّهَ مَا لَكُم مِّنۡ إِلَٰهٍ
غَيۡرُهُۥٓۚ أَفَلَا تَتَّقُونَ ٦٥ قَالَ ٱلۡمَلَأُ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ مِن قَوۡمِهِۦٓ
إِنَّا لَنَرَىٰكَ فِي سَفَاهَةٖ وَإِنَّا لَنَظُنُّكَ مِنَ ٱلۡكَٰذِبِينَ ٦٦
قَالَ يَٰقَوۡمِ لَيۡسَ بِي سَفَاهَةٞ وَلَٰكِنِّي رَسُولٞ مِّن رَّبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦٧

ربع الحزب ١٦



ang mga damuhan, mga puno at mga pananim, at nagkakaroon ng mga bunga ang mga punungkahoy at mga pananim.

Samakatuwid, ganoon Namin bubuhayin na mag-uli ang mga patay mula sa kanilang libingan na sila ay mabubuhay na mag-uli pagkatapos nilang maagnas; na katulad ng pagbuhay Namin sa tuyot na kalupaan upang ito ay maging aral at maging tanda sa inyo hinggil sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Ganap na Kapangyarihan sa pagbuhay na mag-uli ng mga namatay.

**58.** At ang mga masaganang kalupaan kapag nabuhusan ng ulan ay sumisibol mula roon ang mga pananim sa kapahintulutan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na magaganda at malalago, at ganoon ang isang mananampalataya kapag ipinahayag ang mga talata ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay nagiging kapaki-pakinabang ito sa kanya at magkakabunga ng mabuting pamumuhay, subalit ang hindi mabuting kalupaan ay hindi nagpapasibol ng mga pananim kundi bibihira lamang at hindi pa magaganda at wala pang pakinabang at hindi nagpapasibol ng mga magagandang pananim, gayundin ang walang pananampalataya kung gayon, di naging kapaki-pakinabang sa kanya ang mga talata ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

Ang pagpapaliwanag ng mga katulad nito, na iba't ibang magagandang parabola ay ipinapakita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang mga katibayan at palatandaan upang patunayan ang katotohanan sa mga taong nagpapasalamat sa mga biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sumusunod sa Kanya.

**59.** Katiyakan, ipinadala Namin si Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan upang hikayatin sila tungo sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at taos-puso na pagsamba lamang sa Kanya, na kanyang sinabi: "*O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *nang Nag-iisa, magpasailalim kayo sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod, dahil wala kayong 'ilâh' o diyos na dapat*

*sambahin bukod sa Kanya, at kapag hindi kayo sumunod at nanatili kayo kung gayon sa pagsamba sa mga rebulto, katiyakan, natatakot ako na mangyari sa inyo ang kaparusahan sa Dakilang Araw, na roon ay mayroong masidhing paghihirap para sa inyo, na ito ay sa Araw ng Muling Pagkabuhay."*

**60.** Sinabi sa kanya ng kanilang mga pinuno at mga matataas na antas na mga tao mula sa kanila: "*Katiyakan, nakikita namin na ikaw ay nasa malinaw na pagkaligaw mula sa Tamang Daan.*"

**61.** Sinabi ni Nûh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ): "*O aking sambayanan! Walang kamalian sa akin at hindi ako ligaw sa anumang kaparaanan, kundi ako ay Sugo na mula sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *– na Siyang aking 'Rabb' at inyong 'Rabb' at Siyang 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha.*"

**62.** "*Ipinararating ko sa inyo ang mensahe na ipinarating sa akin mula sa aking 'Rabb', at pinapayuhan ko kayo nang taos-puso at binabalaan mula sa parusa ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at ibinabalita ang Kanyang gantimpala, at batid ko ang Kanyang batas subalit kayo ay hindi ninyo ito batid.*"

**63.** "*At kataka-taka ba sa inyo, na magpadala ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ng magpapaalaala hinggil sa anumang makabubuti sa inyo, sa pamamagitan ng isang tao na mula sa inyo, na kilala ninyo ang kanyang lahi at kanyang katapatan; upang mabalaan kayo sa kaparusahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at upang ilayo kayo sa Kanyang poot sa pamamagitan ng paniniwala sa Kanya at pag-asam na makamtan ninyo sa pamamagitan ng Kanyang awa ang Kanyang masaganang gantimpala?*"

**64.** Subalit pinasinungalingan nila si Nûh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), na kung kaya, iniligtas Namin siya at ang ilan na naniwala sa kanya sa Arka ('*Safeenah*'– malaking sasakyang pantubig), at nilunod Namin ang mga walang pananampalataya na tinanggihan ang Aming mga malinaw na katibayan. Katiyakan, bulag ang kanilang mga puso sa pagkakakita ng katotohanan.

**65.** At katiyakan, ipinadala Namin sa sambayanan ni `Âd ang kanilang kapatid na si Hud (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), noong sila ay sumamba sa mga rebulto bukod sa Allâh, at sinabi niya sa kanila: "*Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi, dahil wala kayong 'ilâh' o diyos na karapat-dapat sambahin bukod sa Kanya, na kung kaya, hindi ba kayo natatakot sa kaparusahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at sa Kanyang galit sa inyo?*"

**66.** Sinabi ng mga pinuno na hindi naniwala mula sa sambayanan ni Hûd (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ): "*Katiyakan, nakikita*


الجُزْءُ الثَّامِنُ سُورَةُ الأَعْرَافِ

أُبَلِّغُكُمْ رِسَٰلَٰتِ رَبِّى وَأَنَا۠ لَكُمْ نَاصِحٌ أَمِينٌ ٦٨ أَوَعَجِبْتُمْ أَن
جَآءَكُمْ ذِكْرٌ مِّن رَّبِّكُمْ عَلَىٰ رَجُلٍ مِّنكُمْ لِيُنذِرَكُمْ
وَٱذْكُرُوٓا۟ إِذْ جَعَلَكُمْ خُلَفَآءَ مِنۢ بَعْدِ قَوْمِ نُوحٍ وَزَادَكُمْ
فِى ٱلْخَلْقِ بَصْۜطَةً فَٱذْكُرُوٓا۟ ءَالَآءَ ٱللَّهِ لَعَلَّكُمْ تُفْلِحُونَ ٦٩
قَالُوٓا۟ أَجِئْتَنَا لِنَعْبُدَ ٱللَّهَ وَحْدَهُۥ وَنَذَرَ مَا كَانَ يَعْبُدُ
ءَابَآؤُنَا فَأْتِنَا بِمَا تَعِدُنَآ إِن كُنتَ مِنَ ٱلصَّٰدِقِينَ ٧٠
قَالَ قَدْ وَقَعَ عَلَيْكُم مِّن رَّبِّكُمْ رِجْسٌ وَغَضَبٌ
أَتُجَٰدِلُونَنِى فِىٓ أَسْمَآءٍ سَمَّيْتُمُوهَآ أَنتُمْ وَءَابَآؤُكُم
مَّا نَزَّلَ ٱللَّهُ بِهَا مِن سُلْطَٰنٍ فَٱنتَظِرُوٓا۟ إِنِّى مَعَكُم مِّنَ
ٱلْمُنتَظِرِينَ ٧١ فَأَنجَيْنَٰهُ وَٱلَّذِينَ مَعَهُۥ بِرَحْمَةٍ مِّنَّا
وَقَطَعْنَا دَابِرَ ٱلَّذِينَ كَذَّبُوا۟ بِـَٔايَٰتِنَا وَمَا كَانُوا۟ مُؤْمِنِينَ ٧٢
وَإِلَىٰ ثَمُودَ أَخَاهُمْ صَٰلِحًا قَالَ يَٰقَوْمِ ٱعْبُدُوا۟ ٱللَّهَ
مَا لَكُم مِّنْ إِلَٰهٍ غَيْرُهُۥ قَدْ جَآءَتْكُم بَيِّنَةٌ مِّن رَّبِّكُمْ
هَٰذِهِۦ نَاقَةُ ٱللَّهِ لَكُمْ ءَايَةً فَذَرُوهَا تَأْكُلْ فِىٓ أَرْضِ
ٱللَّهِ وَلَا تَمَسُّوهَا بِسُوٓءٍ فَيَأْخُذَكُمْ عَذَابٌ أَلِيمٌ ٧٣

١٥٩

*namin na ikaw ay may kakulangan sa pag-iisip dahil sa paghikayat mo sa amin na umiwas sa mga diyus-diyusan na aming sinasamba at sambahin lamang ang Allâh nang bukod-tangi, at walang pag-aalinlangang iniisip namin na ikaw ay kabilang sa mga sinungaling na nagsisinungaling laban sa Allâh."*

**67.** Sinabi ni Hûd (عَلَيْهِ السَّلَامُ): "*O aking sambayanan! Walang pagkukulang sa aking kaisipan kundi ako ay Sugo sa inyo mula sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na Siyang 'Rabb' ng lahat ng nilikha."*

**68.** "*Ipinararating ko sa inyo ang mensaheng ipinag-utos ng aking 'Rabb' na iparating sa inyo, at katiyakang sa paghihikayat ko sa inyo hinggil sa Kaisahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *at pagsunod sa Kanyang batas ay bilang tagapagpayo na pinagkatiwalaan ng Rebelasyon ng Allâh."*

**69.** "*At kataka-taka ba sa inyo ang pagpapadala ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ng Tagapagpaalaala ng kabutihan, na ang nagpapahayag nito ay tao na mula rin sa inyo, na kilala ninyo ang kanyang lahi at kanyang katapatan, upang mabalaan kayo hinggil sa kaparusahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)*? At alalahanin ninyo ang biyaya ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *sa inyo, na ginawa Niya kayo bilang kahalili (ng mga naunang henerasyon) na nauna sa inyo na mangangasiwa rito sa kalupaan pagkatapos puksain ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ang sambayanan ni Nûh* (عَلَيْهِ السَّلَامُ)*, at ginawa Niya kayong malalakas, matataas at matitipuno sa pangangatawan, at alalahanin ninyo ang mga masasaganang biyaya ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *sa inyo, nang sa gayon ay makamtan ninyo ang dakilang tagumpay dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay."*

**70.** At sinabi ng sambayanan ni `Âd kay Hûd (عَلَيْهِ السَّلَامُ): "*Hinihikayat mo ba kami na sambahin ang Allâh nang bukod-tangi at ipinapaiwas mo na ipasamba sa amin ang mga rebulto na siyang minana naming sambahin ang mga ito mula sa aming mga magulang? Kung gayon, dalhin mo ang ipinapanakot mong parusa sa amin kung ikaw ay totoo sa iyong mga sinasabi."*

**71.** Sinabi ni Hûd (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: "*Katiyakan, naganap na ang parusa at galit sa inyo mula sa inyong 'Rabb' na Kataas-taasan, na kung kaya, makikipagtalo pa ba kayo sa akin hinggil sa mga diyus-diyusang ito na kayo lamang ang nagbigay ng mga pangalan, kayo at ang inyong mga ninuno, na kailanma'y hindi nagpadala ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ng anumang katibayan at kapahintulutan para ito ay inyong sambahin; dahil sa ito ay nilikha lamang na hindi makapipinsala at hindi makapagbibigay ng anumang kapakinabangan? Gayong ang dapat ninyong sambahin ay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tanging Tagapaglikha, kaya hintayin ninyo ang pagbaba ng parusa sa inyo dahil kami rin ay kasama ninyo sa paghihintay, at ito ang pinakamatinding babala at paghamon.*"

**72.** At nangyari sa kanila ang kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagpapadala sa kanila ng malakas na hangin, iniligtas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) si Hûd (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at ang mga yaong naniwala na kasama niya bilang dakilang awa mula sa Kanya, at pinuksa ang mga walang pananampalataya mula sa kanyang sambayanan, lahat sila ay winasak hanggang sa kahuli-hulihan sa kanila, at hindi sila kailanman naniwala dahil sabay ang kanilang pagtanggi sa mga talata ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at pag-iwas sa mabuting gawa.

**73.** At katiyakan, ipinadala Namin sa sambayanan ni Thamoud ang kanilang kapatid na si Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), noong sila ay sumamba ng mga rebulto bukod sa Allâh, at sinabi ni Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanila:

"*O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) nang bukod-tangi! Wala kayong 'ilâh' o diyos na karapat-dapat sambahin bukod sa Kanya. Katiyakan, dala-dala ko sa inyo ang katibayan na totoo ang aking hinihikayat sa inyo, noong ako ay nanalangin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa harap ninyo, at pinalitaw Niya sa inyo mula sa malaking bato ang dakilang kamelyo na katulad ng inyong hiniling, na kung kaya, pabayaan ninyo siya na kumain sa ibabaw ng kalupaan mula sa pastulan, at huwag ninyo itong pinsalain, dahil tatamaan kayo ng matinding kaparusahan mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) kung ito ay inyong gagawin.*"

**74.** "*At alalahanin ninyo ang biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa inyo, na ginawa Niya kayo bilang kahalili ng mga nauna, upang mangasiwa rito sa kalupaan pagkatapos ng sambayanan ni `Âd at pinag-kalooban kayo ng magandang kabuhayan at tirahan dito sa kalupaan, na nagtatayo*



*kayo sa inyong mga sarili ng mga magagarang palasyo sa kapatagan, at iniuukit ninyo ang mga batong bundok upang gawin ninyong tahanan, na kung kaya, alalahanin ninyo ang mga biyaya ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *sa inyo at huwag kayong magsitungo sa mga kalupaan upang magsagawa ng mga kasiraan."*

**75.** Sinabi ng mga pinuno at mga matataas mula sa mga yaong nagmamataas sa sambayanan ni Sâleh (عَلَيْهِالسَّلَامُ), sa kanila na mga mananampalataya na kanilang minamaliit at hinahamak: *"Alam ba ninyo kung si Sâleh ay tunay na ipinadala ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *sa inyo?"* Sinabi ng mga mananampalataya: *"Katiyakan, kami ay naniniwala sa kung ano ang ipinag-utos ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *sa kanya, na kami ay sumusunod sa Kanyang batas."*

**76.** Sinabi ng mga nagmataas: *"Walang pag-aalinlangang tinatanggihan namin ang hinggil sa kung ano ang inyong pinaniniwalaan at sinusunod na pagiging Propeta ni Sâleh."*

**77.** Na samakatuwid ay pinatay nila ang babaing kamelyo bilang pagmamaliit sa ibinigay na babala sa kanila ni Propeta Sâleh (عَلَيْهِالسَّلَامُ), at nagmataas sila sa pamamagitan ng pagtanggi sa anumang ipinag-utos ng kanilang *'Rabb,'* at kanilang sinabi bilang pangungutya at bilang di-paniniwala sa kaparusahan: *"O Sâleh! Dalhin mo sa amin ang ipinapanakot mong kaparusahan, kung ikaw ay kabilang sa mga Sugo ng Allâh."*

**78.** Kaya, pinuksa ang mga walang pananampalataya sa pamamagitan ng matinding paglindol na naging kasindak-sindak sa kanilang mga puso, na kung kaya, sila ay namatay na nakasubsob ang kanilang mga mukha sa kalupaan at walang sinuman ang nakaligtas sa kanila.

**79.** At pagkatapos ay iniwan ni Sâleh ang kanyang sambayanan, noong pinatay nila ang babaing kamelyo at noong natiyak na niya ang pagpuksa sa kanila at kanyang sinabi sa kanila: *"O aking sambayanan! Katiyakang naiparating ko sa inyo ang anumang*

*inatas ng aking 'Rabb' na iparating sa inyo na mga pag-uutos at pagbabawal, at ginawa ko sa abot ng aking kakayahan ang pagpapayo sa inyo upang kayo ay hikayatin at bigyan ng babala, subalit ayaw ninyo sa mga nagbibigay ng payo at ibinabalik ninyo sa kanila ang kanilang mga ipinapayo at sa halip ang sinunod ninyo ay ang lahat ng pagbubuyo ni Satanas na isinumpa."*

**80.** At alalahanin mo, O Muhammad, si Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ), noong sinabi niya sa kanyang sambayanan: "*Gumagawa ba kayo ng mga karumal-dumal na kasalanan na sukdulan ang kadirihan nito na walang sinuman ang nakagawa nito sa mga nauna sa inyo na mga nilikha?*"

**81.** "*Dahil sa walang pag-aalinlangan na kayo ay gumagawa ng mga pagnanasa sa inyong kapuwa kalalakihan na wala kayong pakialaman sa kadirihan nito, at binabalewala ninyo ang ipinahintulot ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *sa inyo na inyong mga asawa at sa halip ay lumalabag kayo sa batas ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)."

Paliwanag: Dahil ang pagsagawa ng kahalayan ng mga kalalakihan sa kanilang kapuwa kalalakihan sa halip na sa mga asawa nilang kababaihan ay kabilang sa mga karumal-dumal na kasalanan na sinimulan



ng sambayanan ni Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) na walang sinuman na nakagawa nito sa mga nauna sa kanila.

**82.** At walang anumang naisagot ang sambayanan ni Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) noong pinagbawalan sila sa mga karumal-dumal na gawain, kundi sinabi ng ilan sa kanila sa iba: "*Palayasin ninyo si Lût at ang kanyang pamilya sa inyong bayan, dahil sila ay mga taong malilinis na inaayawan ang mga nakadidiring bagay.*"

**83.** Na kung kaya, iniligtas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) si Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at ang kanyang pamilya mula sa parusa noong siya ay inutusan na umalis sa bayan na yaon maliban sa kanyang

asawa, dahil siya sa katunayan ay naging kabilang sa mga pinuksa na pinanatili sa kaparusahan ng Allâh.

**84.** At pinarusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga walang pananampalataya mula sa sambayanan ni Lût (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa pamamagitan ng pagpapadala sa kanila ng ulan na mga bato at itinaob ang kanilang bayan na ang ibabaw nito ay napunta sa ilalim, na kung kaya, pagmasdan, O Muhammad, kung ano ang naging kinahinatnan ng mga yaong malalakas ang loob sa pagsagawa ng kasalanan sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagtanggi sa mga Sugo.

**85.** At katiyakan, ipinadala Namin sa sambayanan ni Madyan ang kanilang kapatid na si Shu`ayb (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at sinabi sa kanila: "*O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi na walang katambal*; *dahil wala kayong 'ilâh' o diyos na karapat-dapat sambahin bukod sa Kanya! Katiyakan, dumating sa inyo ang malinaw na palatandaan mula sa inyong 'Rabb', na totoo ang ihinihikayat ko sa inyo, na kung kaya, ibigay ninyo sa mga tao ang kanilang mga karapatan sa pamamagitan ng pagbigay ng tamang sukat at tamang timbang at huwag ninyong dayain ang kanilang mga karapatan, dahil maaapi ninyo sila, huwag kayong magkalat ng kasiraan dito sa kalupaan sa pamamagitan ng pagtanggi at pang-aapi, pagkatapos ilagay ito sa tamang kaayusan sa pamamagitan ng mga kautusan at batas na ibinigay sa mga naunang mga Propeta.*

"*Dahil ang pagpapahayag na ito sa inyo ay nakabubuti sa inyo rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, kung kayo ay naniniwala sa aking pagpapahayag at sumusunod sa batas ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)."

**86.** "*At huwag mag-abang sa bawa't daan upang pagbantaan ang mga tao ng kamatayan, kung hindi nila ibibigay sa inyo ang kanilang mga kayamanan, at huwag ninyong harangan ang Matuwid na Daan ng Allâh sa sinumang naniniwala sa Allâh at gumagawa ng kabutihan, at naghahangad kayo na baluktutin ang Matuwid na Daan tungo sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *na ito ay inililihis ninyo upang masunod ang inyong kagustuhan upang ilayo ang mga tao sa pagsunod nito. At alalahanin ninyo ang biyaya ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa inyo noong kakaunti pa lamang ang inyong bilang, at pagkatapos ay pinarami Niya kayo at naging mga malalakas kayo na mga makapangyarihan. At tingnan ninyo kung ano ang naging kinahinatnan ng mga gumagawa ng kasamaan dito sa kalupaan, at kung paano ang pagkawasak at kapahamakan na nangyari sa kanila?*"

**87.** *"At kapag may isang grupo na naniwala sa kung ano ang ipinag-utos ng Allâh na mensahe sa akin at ang isang grupo naman ay hindi naniwala, samakatuwid ay magtiis kayo at abangan ninyo, O kayong mga hindi naniniwala sa paghuhukom ng Allâh, ang paghahatol sa pagitan namin at sa pagitan ninyo, sa oras na mangyari ang Kanyang parusa sa inyo na siyang aking ibinabala. At ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *Siya ang '**Khayrul Hâkimeen**' – ang Pinakamagaling sa mga hukom na Siyang maghuhukom sa pagitan ng Kanyang mga alipin."*

**88.** Sinabi ng mga pinuno at mga matataas mula sa sambayanan ni Shu`ayb (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) na mga nagmataas, upang tanggihan ang paniniwala sa Allâh at pagsunod sa Kanyang Sugo na si Shu`ayb: "*Walang pag-aalinlangan, itataboy ka namin, O Shu`ayb at ang mga kasama mo na naniwala mula sa ating bayan, maliban na lamang kung sasama kayo sa aming relihiyon."* Sinabi ni Shu`ayb bilang pagtanggi at pagkamangha sa kanilang sinabi: "*Susunod ba kami sa inyong relihiyon na kamalian kahit kami ay napipilitan lamang dahil sa alam naming ito ay mali?"*

**89.** At sinabi pa ni Shu`ayb (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: "*Kung gayon, walang pag-aalinlangan, ay nag-imbento kami ng kasinungalingan*



*laban sa Allâh kung kami ay bumalik sa inyong relihiyon pagkatapos kaming iligtas ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *mula rito. At hindi kami maaaring lumipat sa ibang relihiyon bukod sa 'Deen' o (Relihiyon) ng aming 'Rabb',*[1] *maliban na lamang kung ito ay nanaisin ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na aming 'Rabb'.*

*At katiyakan, saklaw ng kaalaman ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang lahat ng bagay, na kung kaya, alam Niya kung ano ang makabubuti sa Kanyang mga alipin, samakatuwid, sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *lamang namin inilalalagay ang aming pagtitiwala*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*na Siya ay Bukod-Tangi sa Kanyang gabay at tulong. O aming 'Rabb!' Hukuman mo kami (na mga naniwala) at sila (na mga hindi naniwala) nang makatarungan, dahil Ikaw ang* 'Khayrul Fâtiheen' *– ang Pinakamagaling sa mga nagbibigay ng paghahatol."*

**90.** At sinabi sa kanila ng mga pinuno at mga matataas na mga tumatanggi sa paanyaya sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) bilang pagpupumilit sa paglabag at pagtanggi at bilang pagbabala na huwag sumunod kay Shu`ayb: *"Kapag sinunod ninyo si Shu`ayb ay walang pag-aalinlangang mapapabilang kayo sa mga mapapahamak."*

**91.** Na kung kaya, pinuksa sila sa pamamagitan ng kasindak-sindak na lindol, kaya sila ay nangamatay na nakahandusay sa kanilang mga tahanan.

**92.** Yaong mga tumanggi kay Shu`ayb (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay para bagang hindi sila nanatili sa kanilang tahanan at parang hindi man lamang sila nakapagsaya noon dahil sila ay pinuksa na walang anumang nalabing bakas sa kanila, at dumating sa kanila ang pagkatalo at pagkawasak dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**93.** Na kung kaya, pinabayaan na sila ni Shu`ayb (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) noong nakatiyak siya na darating ang kaparusahan sa kanila at kanyang sinabi: *"O aking sambayanan! Katiyakang naiparating ko sa inyo ang mga mensahe ng aking 'Rabb,' at pinagpayuhan ko kayo na pumasok sa 'Deen' (o Relihiyon) ng Allâh at umalis sa kung ano ang relihiyon na kinaroroonan ninyo, subalit hindi kayo nakinig at hindi kayo sumunod, na kung kaya, paano pa ako malulungkot at maaawa sa mga tao na nilabag nila ang Kaisahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at tinanggihan nila ang mga Sugo?"*

**94.** At walang sinumang Propeta na Aming ipinadala sa bawa't sambayanan upang sila ay hikayatin sa pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagbawalan sa anumang pagsamba na kanilang ginagawa bilang pagtatambal sa Allâh at pagkatapos Siya ay kanilang tinanggihan, kundi susubukin Namin sila na dumanas ng matinding sakuna, mga sakit sa kanilang mga katawan, mga kalamidad, at mga paghihirap bilang kawalan ng kayamanan, nang sa gayon ay maliitin nila ang kanilang mga sarili at magbalik-loob sila sa Allâh nang nagsisisi at magbalik sa katotohanan.

**95.** Pagkatapos, noong pinalitan Namin ng magandang kalagayan ang kanilang kahirapan, at nagkaroon sila ng kalusugan sa kanilang pangangatawan, at kaluwagan sa kanilang pamumuhay bilang pagpapaluwag sa kanila upang sila ay magpasalamat, subalit

walang pagbabagong nangyari sa kanila sa lahat ng ito, dahil hindi pa rin ito naging aral sa kanila at hindi pa rin sila tumigil sa kanilang maling pinaggagawa, at kanilang sinabi *"Ganito na ang takbo ng panahon, minsan ay mabuting panahon at minsan naman ay hindi, kaya ganoon ang nangyari sa aming mga ninuno noon,"* na kung kaya, pinarusahan Namin sila nang biglaan habang sila ay namumuhay nang nasa kahibangan, at hindi man lamang nila naisip na ito'y mangyayari sa kanila.

**96.** At kung ang lahat ng mga tao sa bawa't bayan ay naniwala, pinaniwalaan nila ang mga Sugo na ipinadala sa kanila at nagkaraoon sila ng '*Taqwâ*' – sinunod nila ang ipinag-utos at iniwasan ang anumang ipinagbawal ng Allâh sa kanila, walang pag-aalinlangang bubuksan Namin sa kanila ang mga pintuan ng mga biyaya mula sa kalangitan at kalupaan, subalit pinasinungalingan nila (ang mga Sugo). Na kung kaya, pinarusahan Namin sila nang masidhing kaparusahan dahil sa kanilang pagtanggi at paglabag.

**97.** Iniisip ba ng mga tao sa bawa't bayan na sila ay ligtas mula sa pagdating ng kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa gabi habang sila ay natutulog?

**98.** O nakatitiyak ba ang mga tao sa bawa't sandali na sila'y ligtas sa



pagdating ng kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa umaga habang sila ay walang kamalay-malay na abalang-abala sa makamundong buhay?

Paliwanag: Itinangi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang pagbanggit sa dalawang panahong ito: dahil sa lalong matindi ang kawalang-malay ng tao sa dalawang panahong ito, kaya kapag dumating ang parusa sa ganitong mga pagkakataon ay nagiging lalong matindi.

**99.** Nakatitiyak ba ang mga taong hindi naniwala sa bawa't bayan na sila ay ligtas sa Panukala (Plano) ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ); na niluluwagan sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagkakaloob

sa kanila ng makamundong buhay bilang parusang pinaplano sa kanila? Subalit walang sinuman ang nakararamdam na ligtas sila sa gayong kalagayan mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) maliban doon sa mga taong talunan.

**100.** Hindi ba napatunayan ng mga taong humalili rito sa kalupaan pagkatapos wasakin ang mga naunang mga tao sa kanila dahil sa kanilang mga kasalanan, na kung kaya, ginawa pa rin nila kung ano ang ginawa ng nauna sa kanila, na kung nanaisin Namin ay paparusahan Namin sila dahil sa kanilang mga kasalanan, na katulad ng ginawa Namin sa mga nauna sa kanila, at isasara Namin ang kanilang mga puso kaya ito ay hindi na tatanggap ng katotohanan at hindi na makikinig sa mga payo at paalaala?

**101.** Yaong mga bayan na nabanggit ay sambayanan nina Nûh, Hûd, Sâleh, Lût at Shu`ayb, na ikinukuwento Namin sa iyo, O Muhammad, ang mga pangyayari sa kanila, at kung ano ang nangyari sa mga Sugo ng Allâh na ipinadala sa kanila, upang ito ay maging aral sa mga nakaiintindi at babala sa mga '*dzâlimin*' – (mga masasama at tumanggi). At katiyakan, dumating sa mga tao sa mga bayang yaon ang Aming Sugo na dala-dala nila ang mga malilinaw na mga palatandaan na nagpapatunay sa kanila, subalit hindi sila naniwala sa anumang dala-dala ng mga Sugo; dahil sa kanilang matinding paglabag at pagtanggi sa katotohanan, na kung kaya, kung paano isinara ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga puso nila na mga hindi naniwala ay ganoon ding isasara ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga puso ng mga hindi naniwala kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ).

**102.** At wala Kaming nakita sa karamihan sa mga naunang mga tao na yaon, na pagiging tapat at pagtupad sa kasunduan, at wala Kaming nakita sa karamihan sa kanila kundi naghimagsik at lumabag sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang kautusan.

**103.** Pagkatapos ng mga Sugong yaon ay ipinadala Namin si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na anak ni `Imrân na kasama ang mga malilinaw na Himala tungo kay Fir`âwn (Pharaon) at sa kanyang sambayanan, subalit tinanggihan nila at hindi sila naniwala bilang sukdulang kasamaan at matinding pagtanggi, na kung kaya, pagmasdan mo, O Muhammad, kung ano ang ginawa Namin sa kanila, kung paano sila nalunod hanggang sa kahuli-hulihan sa kanila sa harapan ni Mousã at ng kanyang mga tagasunod. At ganoon ang katapusan ng mga naghimagsik!

**104.** At sinabi ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) kay Fir`âwn, sa kanyang pakikipag-usap sa paghatid ng mensahe:

*"Katiyakan, ako ay Sugo na mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), *na Siyang Lumikha ng lahat ng mga nilikha, Nangangasiwa sa kanila sa lahat ng kanilang mga pangangailangan at sa kanilang patutunguhan."*

**105.** *"Kaya nararapat lamang na ako'y hindi magsalita ng anumang hinggil sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *kundi pawang katotohanan lamang, at nararapat lamang na ito ay aking panindigan. Katiyakang dala-dala ko sa inyo ang palatandaan at malinaw na katibayan mula sa inyong 'Rabb' na nagpapatunay sa anumang sinasabi ko sa inyo, na kung kaya, palayain mo, O Fir`âwn, na kasama ko, ang mga angkan ni Isrâ`îl mula sa iyong pang-aalipin at palayain mo sila upang masamba lamang nila ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi."*

**106.** Sinabi ni Fir`âwn kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): *"Kung ikaw ay may katibayan, na katulad ng inaangkin mo ay ipakita mo, at iharap mo sa akin upang mapatunayan ang inyong inaangkin, kung ikaw ay totoo na Sugo ng 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha."*

**107.** Na kung kaya, binitiwan ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang kanyang tungkod, na ito ay naging dambuhalang ahas na kitang-kita mismo ng kanilang mga mata.

**108.** At inilabas ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang kanyang kamay mula sa kanyang


الجُزْءُ التَّاسِعُ — سُورَةُ الأَعْرَافِ

حَقِيقٌ عَلَىٰٓ أَن لَّآ أَقُولَ عَلَى ٱللَّهِ إِلَّا ٱلْحَقَّ ۚ قَدْ جِئْتُكُم بِبَيِّنَةٍ
مِّن رَّبِّكُمْ فَأَرْسِلْ مَعِىَ بَنِىٓ إِسْرَٰٓءِيلَ ١٠٥ قَالَ إِن كُنتَ
جِئْتَ بِـَٔايَةٍ فَأْتِ بِهَآ إِن كُنتَ مِنَ ٱلصَّٰدِقِينَ ١٠٦ فَأَلْقَىٰ
عَصَاهُ فَإِذَا هِىَ ثُعْبَانٌ مُّبِينٌ ١٠٧ وَنَزَعَ يَدَهُۥ فَإِذَا هِىَ بَيْضَآءُ
لِلنَّٰظِرِينَ ١٠٨ قَالَ ٱلْمَلَأُ مِن قَوْمِ فِرْعَوْنَ إِنَّ هَٰذَا لَسَٰحِرٌ
عَلِيمٌ ١٠٩ يُرِيدُ أَن يُخْرِجَكُم مِّنْ أَرْضِكُمْ ۖ فَمَاذَا تَأْمُرُونَ ١١٠
قَالُوٓا۟ أَرْجِهْ وَأَخَاهُ وَأَرْسِلْ فِى ٱلْمَدَآئِنِ حَٰشِرِينَ ١١١ يَأْتُوكَ
بِكُلِّ سَٰحِرٍ عَلِيمٍ ١١٢ وَجَآءَ ٱلسَّحَرَةُ فِرْعَوْنَ قَالُوٓا۟ إِنَّ
لَنَا لَأَجْرًا إِن كُنَّا نَحْنُ ٱلْغَٰلِبِينَ ١١٣ قَالَ نَعَمْ وَإِنَّكُمْ
لَمِنَ ٱلْمُقَرَّبِينَ ١١٤ قَالُوا۟ يَٰمُوسَىٰٓ إِمَّآ أَن تُلْقِىَ وَإِمَّآ أَن
نَّكُونَ نَحْنُ ٱلْمُلْقِينَ ١١٥ قَالَ أَلْقُوا۟ ۖ فَلَمَّآ أَلْقَوْا۟ سَحَرُوٓا۟
أَعْيُنَ ٱلنَّاسِ وَٱسْتَرْهَبُوهُمْ وَجَآءُو بِسِحْرٍ عَظِيمٍ ١١٦
الحِزْبُ ١٧ ۞ وَأَوْحَيْنَآ إِلَىٰ مُوسَىٰٓ أَنْ أَلْقِ عَصَاكَ ۖ فَإِذَا هِىَ تَلْقَفُ مَا يَأْفِكُونَ ١١٧
فَوَقَعَ ٱلْحَقُّ وَبَطَلَ مَا كَانُوا۟ يَعْمَلُونَ ١١٨ فَغُلِبُوا۟
هُنَالِكَ وَٱنقَلَبُوا۟ صَٰغِرِينَ ١١٩ وَأُلْقِىَ ٱلسَّحَرَةُ سَٰجِدِينَ ١٢٠

١٦٤

kili-kili na ito ay maputing-maputi samantalang ito ay hindi sakit na katulad ng ketong bilang katibayan para kay Fir`âwn, at kapag ito ay kanyang isinukbit (ipinasok muli sa loob ng kanyang kasuotan) ay bumabalik ito sa tunay nitong kaanyuan na katulad ng kulay ng kanyang katawan.

**109.** Sinabi ng mga matataas mula sa sambayanan ni Fir`âwn: *"Katiyakan, si Mousã ay salamangkero at nililinlang niya ang mga mata ng tao, hanggang sa isipin nila na ang tungkod ay ahas at ang bagay ay nababago niya mula sa tunay nitong anyo, na siya ay may malawak at magaling ang kanyang kaalaman sa salamangka."*

**110.** *"Nais niya kayong itaboy lahat mula sa inyong bayan,"* sinabi ni Fir`âwn: *"Kung gayon, ano ang maipapayo ninyo sa akin, O kayong mga tao, hinggil kay Mousã?"*

**111.** Sinabi ng isang nakadalo sa pakikipagtunggali ni Mousã mula sa mga pinuno ng mga tauhan ni Fir`âwn at ang kanilang mga matataas: *"Panatilihin mo muna si Mousã* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *at si Hâroun* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), *at mag-utos ka sa bawa't lunsod ng mga kawal (sundalo), upang tipunin ang mga tao.*

**112.** *"At dadalhin nila sa iyo ang bawa't salamangkero na may malawak na kaalaman sa salamangka."*

**113.** At dumating ang mga salamangkero kay Fir`âwn at kanilang sinabi: *"Katiyakan, kung gayon, ay mayroon ba kaming magandang gantimpala bilang kabayaran kung matatalo namin si Mousã?"*

**114.** Sinabi ni Fir`âwn: *"Oo, mayroon kayong gantimpala at kayo ay magiging malapit sa akin kung matatalo ninyo siya."*

**115.** Sinabi ng mga salamangkero ni Fir`âwn kay Mousã, bilang pagmamataas at walang pasubali: *"O Mousã! Pumili ka, ikaw ang unang magbitiw ng iyong tungkod o di kaya ay kami ang unang magbitiw ng aming mga salamangka."*

**116.** Sinabi ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa mga salamangkero: *"Kayo muna ang unang maghagis ng inyong mga salamangka."* Na kung kaya, noong inihagis nila ang kanilang mga lubid at mga tungkod ay nalinlang nila ang mga mata ng mga tao, kaya naisip ng mga tao na ang nakikita ng kanilang mga mata ay katotohanan, subalit wala silang ginawa kundi panlilinlang lamang, at tinakot nila nang matinding pananakot ang mga tao, at nagdala sila ng matitindi at maraming salamangka.

**117.** At ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang alipin at Sugo na si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) roon sa dakilang pangyayaring yaon na kung saan inihiwalay ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang katotohanan sa kamalian na inutusan siya na ihagis ang kanyang hawak-hawak na tungkod na nasa kanyang kanang kamay, na kung kaya, ito ay kanyang inihagis at kaagad nitong nilamon ang anuman na kanilang mga pinaghahagis, na nilinlang nila ang mga tao na ito ay totoo samantalang hindi naman.

**118.** Na kung kaya, lumitaw ang katotohanan at naging malinaw sa sinumang naging testigo at dumalo roon sa pangyayari kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at katiyakang siya ay Sugo ng Allâh na nag-aanyaya tungo sa katotohanan, at nawalan ng saysay ang kanilang mga kasinungalingan na pinaggagawa.

**119.** Na kung kaya, natalo ang lahat ng mga salamangkero roon sa lugar na kanilang pinagtipunan, at umalis si Fir`âwn at ang kanyang tagasunod na mga talunan at abang-aba.

**120.** At nagpatirapa ang mga salamangkero sa pamamagitan ng kanilang mga mukha bilang pagsuko sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na '*Rabb*' ng lahat ng mga nilikha, dahil kanilang napatunayan na Dakila ang Kapangyarihan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**121.** At kanilang sinabi: "*Naniwala na kami sa Allâh na 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha.*"

**122.** Na siyang '*Rabb*' nina Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at Hâroun (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), at Siya ay Bukod-Tangi at Siya lamang ang karapat-dapat na sambahin at wala nang iba pa.

**123.** Sinabi ni Fir`âwn sa mga salamangkero: "*Pinaniwalaan ba ninyo ang Allâh bago ko kayo pinahintulutang maniwala sa Kanya? Katiyakan, ang inyong paniniwala sa Allâh at paniniwala kay Mousã at pagtanggap sa kanyang pagiging Propeta ay isang pakana na binalak ninyo, kayo at saka si Mousã; upang paalisin ninyo ang mga nanirahan sa inyong bayan tungo sa disyerto para kayo ang makinabang sa mga kabuhayan sa bayang ito, na kung kaya, katiyakan na mababatid ninyo, O kayong mga salamangkero, ang anumang*



*mangyayaring kaparusahan sa inyo.*

**124.** "*Walang pag-aalinlangan, puputulin ko ang magkabila ninyong mga kamay at mga paa – na puputulin ang kamay na kanan at kaliwang paa o di kaya ay ang kabaligtaran nito – pagkatapos ay ibibitin ko kayong lahat sa mga puno ng palmera bilang parusa sa inyo at pananakot sa mga tao.*"

**125.** Sinabi ng mga salamangkero ni Fir`âwn: "*Walang pag-aalinlangan, nakatitiyak kami na kami ay magbabalik-loob sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *at ang Kanyang parusa ay mas matindi kaysa sa iyong parusa, na kung kaya, walang pag-aalinlangan,*

*titiisin namin ang iyong parusa upang kami ay makaligtas sa parusa ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa Araw ng Muling Pagkabuhay.*

**126.** *"At wala kang karapatan na paghigantihan kami, O Fir`âwn, dahil lamang sa kami ay naniwala at tinanggap namin ang mga katibayan ng aming 'Rabb'*[1] *na siyang dala ni Mousã, noong ito ay dumating sa amin, samantalang ikaw ay hindi mo kayang tapatan, at kahit na sinuman bukod sa Allâh, na Siyang Nagmamay-ari ng mga kalangitan at kalupaan! O aming 'Rabb!' Pagkalooban Mo kami ng matinding pagtitiis at pagiging matatag dito, at sanhiin Mo na mamatay kami bilang mga Muslim – na sumusunod o nagpapasailalim sa Iyong kagustuhan at sumusunod sa Iyong Sugo."*

**127.** At sinabi ng mga pinuno at matataas na mga tauhan ni Fir`âwn kay Fir`âwn: "*Pababayaan mo ba si Mousã at ang kanyang mga tagasunod mula sa angkan ni Isrâ`îl upang maipahamak ang mga tao rito sa bayan ng Ehipto dahil sa pagbabago ng kanilang relihiyon, upang masamba lamang nila ang Allâh nang bukod-tangi na walang katambal, at itigil ang pagsamba sa iyo at pagsamba sa iyong mga diyus-diyusan?"*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

Sinabi ni Fir`âwn: "*Walang pag-aalinlangan, papatayin namin ang mga anak na kalalakihan ng mga angkan ni Isrâ`îl, at pananatilihin naming buhay ang kanilang mga kababaihan upang manilbihan, at walang pag-aalinlangan, kami ay mangingibabaw sa kanila sa pamamagitan ng aming mahigpit na kapangyarihan."*

**128.** Sinabi ni Mousã sa kanyang mga tagasunod mula sa angkan ni Isrâ`îl: "*Humingi kayo ng tulong sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *laban kay Fir`âwn at sa kanyang mga tagasunod, at tiisin ninyo ang parusa na ginagawa ni Fir`âwn sa inyo at sa inyong mga anak. Dahil katiyakan, ang buong kalupaan ay Pagmamay-ari lamang ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Kanyang ipinagkakatiwala sa sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang mga alipin. Subalit ang pinakamagandang huling hantungan ay para lamang sa sinumang natatakot sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng pagsunod sa mga ipinag-utos at pag-iwas sa mga ipinagbawal."*

**129.** Sinabi ng mga tagasunod ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na mga angkan ni Isrâ`îl sa kanilang Propeta na si Mousã: "*Sinubok na kami at pinarusahan sa pamamagitan ng pagpatay sa aming mga anak na kalalakihan at pagpapanatili sa aming mga kababaihan sa pamamagitan ni Fir`âwn at ng*

*kanyang mga tagasunod noong bago ka pa dumating sa amin at ngayon pagdating mo sa amin."* Sinabi ni Mousã sa kanila: "*Maaari na ang inyong 'Rabb' ay pupuksain Niya ang inyong kalaban na si Fir`âwn at ang kanyang mga tagasunod, at kayo ang hahalili sa kanila na mangangasiwa sa kalupaan pagkawasak nila, upang sa pamamagitan nito ay palitawin ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *kung ano ang inyong gagawin at kung kayo ba ay tatanaw ng utang na loob sa Kanya o lalabag?"*

**130.** At katiyakan, sinubok Namin si Fir`âwn at ang kanyang mga tagasunod ng maraming tagtuyot at kakulangan sa mga bunga at mga pananim; upang sila ay makaalaala, at upang sila ay magising sa kanilang pagkaligaw at upang pagsisihan nila ang kanilang mga ginawa.

**131.** At kapag may dumating na kabutihan sa kanila at biyaya, kanilang sasabihin: "*Ito ay karapat-dapat na para sa amin,*" at kapag sila naman ay sinalanta ng tagtuyot at taggutom ay kanilang sinasabing ito ay dahil kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at sa kanyang tagasunod.

Dapat ninyong mabatid! Walang pag-aalinlangan na ang anumang pangyayari na katulad ng tagtuyot ay mula sa itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at dahil sa kanilang kasalanan at pagtanggi subalit karamihan sa mga tagasunod ni Fir`âwn ay hindi



nila ito batid, dahil sa kanilang matinding pagkalulong sa kamang-mangan at pagkaligaw.

**132.** At sinabi ng mga tagasunod ni Fir`âwn kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ): "*Anuman ang mga tanda na dala-dala mo sa amin, bilang katibayan at palatandaan na ipinamalas mo sa amin upang alisin mo kami sa aming kinabibilangan na relihiyon ni Fir`âwn ay hindi mo kami mapapaniwala sa iyo.*"

**133.** Na kung kaya, ipinadala Namin sa kanila ang baha na nilunod ang kanilang mga pananim at ang kanilang mga halaman; at gayundin ang mga balang na kinakain ang kanilang mga pananim, halaman at mga bunga, ang kanilang pintuan,

mga bubungan at mga damit; nagpadala rin Kami ng mga kulisap na sinisira ang mga bunga ng kanilang mga pananim at pinapatay ang kanilang mga hayop at mga halaman; nagpadala rin Kami ng mga palaka na pinupuno ang kanilang mga lalagyan, mga pagkain at mga tulugan; at ganoon din nagpadala rin Kami ng mga dugo na ang kanilang mga ilog at balon ay nagiging dugo na kung kaya wala na silang tubig na maaaring inumin.

Kaya ito ay mga palatandaan na mula sa mga palatandaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na walang sinuman ang makagagawa nito kundi Siya lamang. At ito ay magkakasunod na mga palatandaan, subalit magkagayunpaman ay nagmataas pa rin ang mga tagasunod ni Fir`âwn at tumanggi na maniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), kaya sila ang mga tao na sukdulan ang kasamaan at paghihimagsik

**134.** At noong naganap ang kaparusahan kay Fir`âwn at sa kanyang mga tagasunod ay agad-agad silang nagtungo kay Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) at sinabi: "*O Mousã, idalangin mo sa Allâh na iyong 'Rabb' para sa amin ayon sa ipinahayag sa iyo na hindi paparusahan ang sinumang nagsisi, dahil kapag nawala ang kaparusahang ito sa amin, ay katiyakan na maniniwala kami sa dala-dala mong mensahe at susunod kami sa iyong paanyaya, at palalayain namin kasama mo ang mga angkan ni Isrâ`îl, na kung kaya, hindi na namin sila pagbabawalang magtungo kung saan nila nais.*"

**135.** Subalit noong inalis Namin sa kanila ang parusa batay sa itinakdang panahon, na walang pag-aalinlangang ito ay umabot ayon sa pagkakatakdang yaon, gayon pa man ay hindi pa rin naging kapaki-pakinabang sa kanila ang ibinigay sa kanilang palugit at pag-alis sa kanila ng parusa, dahil sinira pa rin nila ang kanilang mga pangako na ipinangako nila sa kanilang '*Rabb*' at kay Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), at nanatili pa rin sila sa kanilang paglabag at pagkaligaw.

**136.** Na kung kaya, ginantihan Namin sila at pinarusahan noong dumating ang nakatakdang pagpuksa sa kanila, kaya nangyari ang sumpa sa kanila, na ito ay pagkalunod nila sa karagatan; dahil sa kanilang pagtanggi sa mga himala ni Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), at ito ay kanilang binalewala sa pamamagitan ng pagpapasinungaling (sa mga himalang) ito.

**137.** At ipinamana Namin sa mga angkan ni Isrâ`îl na kung saan sila'y inaapi sa pamamagitan ng pang-aalipin sa kanila, ang silangan at kanlurang bahagi na kalupaan, na ang tinutukoy dito ay yaong lugar ng '*Sham*', na ito ay Aming biniyayaan

sa pagsibol ng mga pananim at mga bunga, pagdaloy ng mga ilog, at natupad ang mabuting pangako ng iyong *'Rabb,'* O Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), sa mga angkan ni Isrâ`îl sa pamamagitan ng pangingibabaw nila sa kalupaan dahil sa kanilang pagtitiis sa mga pang-aapi ni Fir`âwn at ng kanyang mga tagasunod, at winasak Namin ang mga nagawa ni Fir`âwn at ng kanyang mga tauhan, na mga gusali at mga pananim, at ang anuman na kanilang naitayo na mga palasyo at iba pa.

**138.** At dinala Namin ang mga angkan ni Isrâ`îl na ligtas na nakatawid sa karagatan, at napadaan sila sa mga tao na patuloy na isinasagawa ang pagsamba sa kanilang mga rebulto, kaya sinabi ng mga angkan ni Isrâ`îl: *"Igawa mo kami, O Mousã, ng rebulto na sasambahin namin na katulad ng mga rebulto na kanilang sinasamba."* Sinabi ni Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanila: *"Katiyakan, kayo ay mga tao na hindi nakaiintindi sa Kadakilaan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, at hindi ninyo alam na ang tunay na pagsamba ay hindi maaari para kaninuman kundi para lamang sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *na Bukod-Tangi na Ganap na Makapangyarihan."*

**139.** (Idinagdag ni Mousã عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ): *"Katiyakan, sila na mga iniuukol ang pagsamba sa kanilang mga rebulto ay mawawasak ang kanilang ginawang pagsamba bilang 'Shirk' at ang kanilang mga sinasambang mga rebulto ay mawawalan ng saysay, na hindi sila ililigtas sa kaparusahan ng Allâh kapag ito ay naganap sa kanila."*



**140.** Sinabi ni Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: *"Maghahangad pa ba ako para sa inyo ng ibang sasambahin bukod sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, samantalang ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ang Siyang Lumikha sa inyo, at itinangi Niya kayo sa ibang sangkatauhan sa inyong kapanahunan sa rami ng mga Propeta na ipinadala sa inyo, at sa pagkawasak ng inyong kalaban, at iba pang mga palatandaan at mga himala na para lamang sa inyo?."*

**141.** At alalahanin ninyo, O kayong mga angkan ni Isrâ`îl, ang Aming

mga biyaya sa inyo at kagandahang-loob, noong iniligtas Namin kayo mula sa paglupig ni Fir`âwn at ng kanyang pamilya (mga tagasunod), at mula sa paghamak at pang-aapi na ginagawa sa inyo, na pinapatay ang inyong mga anak na kalalakihan at pinananatili ang inyong mga anak na kababaihan upang manilbihan, at sa pag-ahon sa inyo mula sa matindi at malupit na pagpaparusa, na pagkatapos ay iniligtas kayo mula rito, at ang mga ito ay isang pagsubok na mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) para sa inyo at dakilang biyaya.

**142.** At Aming itinalaga kay Mousã na siya ay makipag-usap sa kanyang '*Rabb*' nang tatlumpung gabi at karagdagan pa na sampung gabi, at natupad ang itinalaga ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) na kanyang pakikipag-usap nang apatnapung gabi. At sinabi ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa kanyang kapatid na si Hâroun (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), noong nais na niyang gawin ang pakikipag-usap: "*Halinhinan mo ako sa pangangasiwa sa aking sambayanan hanggang sa ako ay makabalik, at dalhin mo sila sa pagsunod sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at pagsamba sa Kanya nang bukod-tangi, at huwag ninyong sundin ang daan ng mga masasama, na nagkakalat ng kasamaan sa kalupaan.*"

**143.** At nang dumating si Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa nakatakdang oras na pagkabuo ng apatnapung gabi at nakipag-usap sa kanya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na '*Rabb*,' ng pakikipag-usap bilang Rebelasyon, at pagbibigay ng utos at pagbabawal, ay naghangad siya na makita niya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na kung kaya, hiniling niya ito sa Kanya, sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya: "*Hindi mo Ako makikita* (*na ang ibig sabihin ay hindi mo makakayanang makita Ako rito sa daigdig*), *subalit masdan mo ang bundok, at kapag nanatili ito sa kinalalagyan nito ay katiyakang makikita mo Ako.*"

Noong nagpakita ang kanyang '*Rabb*'[1] sa bundok ay pumatag ito sa kalupaan na naging alabok, at nawalan ng malay si Mousã, at noong siya ay nagkamalay (mula sa kanyang pagkahilo) ay sinabi niya: "*Luwalhati sa iyo, O aking 'Rabb!' Dakila Ka at malayo Ka sa anumang hindi karapat-dapat sa Iyong Kamaharlikaan, katiyakan, ako ay humihingi ng kapatawaran sa Iyo, sa paghiling ko na Ikaw ay makita ko rito sa daigdig, at ako ang kauna-unahan sa mga mananampalataya mula sa aking sambayanan.*"

**144.** Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ): "*Katiyakang pinili kita higit sa ibang sangkatauhan sa Aking mga mensahe tungo sa Aking mga nilikha, na kung saan,*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*sa kanila kita ay ipinadala, at pinili rin kita sa pamamagitan ng tuwirang pakikipag-usap Ko sa iyo nang walang tagapamagitan. Na kung kaya, panghawakan mo ang anumang Aking ibinigay sa iyo na utos at pagbabawal, at ito ay iyong sundin at isagawa, at maging kabilang ka sa mga tumatanaw ng utang na loob sa Aking ipinagkaloob sa iyo na mensahe at sa pagpili Ko sa iyo bilang Aking kausap."*

**145.** At isinulat Namin kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa '*Tawrah*' ang lahat ng kanyang kakailanganin hinggil sa kanyang '*Deen*' (o Relihiyon) na mga panuntunan bilang pagpapayo upang maging maingat at mapagkunan ng mga aral at ganap na mga kapaliwanagan hinggil sa mga '*halal*' (pagpapahintulot), '*haram*' (pagbabawal), pag-uutos, pagbabawal, mga kuwento, kapahayagan, paniniwala at mga '*ghayb*' (mga kapahayagan hinggil sa mga bagay na di-nakikita), na sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanya: "*Hawakan mo ito nang mahigpit, na ang ibig sabihin ay ipatupad mo ang* '*Tawrah*' *nang ganap at iutos mo sa mga tao na sundin nila ang anumang ipinag-utos ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) (*sa Aklat na*) *ito*; *at kung sinuman ang sumamba ng iba mula sa kanila at sa iba pang mga tao, walang pag-aalinlangan, ipapakita Ko sa kanila sa Kabilang-Buhay ang tahanan ng mga* '*Fâsiqin*' *–*


الجُزۡءُ التَّاسِعُ سُورَةُ الأَعۡرَافِ

قَالَ يَٰمُوسَىٰٓ إِنِّي ٱصۡطَفَيۡتُكَ عَلَى ٱلنَّاسِ بِرِسَٰلَٰتِي وَبِكَلَٰمِي
فَخُذۡ مَآ ءَاتَيۡتُكَ وَكُن مِّنَ ٱلشَّٰكِرِينَ ١٤٤ وَكَتَبۡنَا
لَهُۥ فِي ٱلۡأَلۡوَاحِ مِن كُلِّ شَيۡءٖ مَّوۡعِظَةٗ وَتَفۡصِيلٗا لِّكُلِّ
شَيۡءٖ فَخُذۡهَا بِقُوَّةٖ وَأۡمُرۡ قَوۡمَكَ يَأۡخُذُواْ بِأَحۡسَنِهَاۚ سَأُوْرِيكُمۡ
دَارَ ٱلۡفَٰسِقِينَ ١٤٥ سَأَصۡرِفُ عَنۡ ءَايَٰتِيَ ٱلَّذِينَ يَتَكَبَّرُونَ
فِي ٱلۡأَرۡضِ بِغَيۡرِ ٱلۡحَقِّ وَإِن يَرَوۡاْ كُلَّ ءَايَةٖ لَّا يُؤۡمِنُواْ بِهَا
وَإِن يَرَوۡاْ سَبِيلَ ٱلرُّشۡدِ لَا يَتَّخِذُوهُ سَبِيلٗا وَإِن يَرَوۡاْ سَبِيلَ
ٱلۡغَيِّ يَتَّخِذُوهُ سَبِيلٗاۚ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ كَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِنَا
وَكَانُواْ عَنۡهَا غَٰفِلِينَ ١٤٦ وَٱلَّذِينَ كَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِنَا
وَلِقَآءِ ٱلۡأٓخِرَةِ حَبِطَتۡ أَعۡمَٰلُهُمۡۚ هَلۡ يُجۡزَوۡنَ إِلَّا مَا كَانُواْ
يَعۡمَلُونَ ١٤٧ وَٱتَّخَذَ قَوۡمُ مُوسَىٰ مِنۢ بَعۡدِهِۦ مِنۡ حُلِيِّهِمۡ
عِجۡلٗا جَسَدٗا لَّهُۥ خُوَارٌۚ أَلَمۡ يَرَوۡاْ أَنَّهُۥ لَا يُكَلِّمُهُمۡ
وَلَا يَهۡدِيهِمۡ سَبِيلًاۘ ٱتَّخَذُوهُ وَكَانُواْ ظَٰلِمِينَ ١٤٨
وَلَمَّا سُقِطَ فِيٓ أَيۡدِيهِمۡ وَرَأَوۡاْ أَنَّهُمۡ قَدۡ ضَلُّواْ قَالُواْ لَئِن
لَّمۡ يَرۡحَمۡنَا رَبُّنَا وَيَغۡفِرۡ لَنَا لَنَكُونَنَّ مِنَ ٱلۡخَٰسِرِينَ ١٤٩

١٦٨

*mga masasama, naghimagsik – na ito ay Impiyerno na inihanda ng Allâh sa sinumang lumabag sa Kanya at hindi sumunod.*

**146.** Ilalayo Ko sa pagkakaunawa ng mga palatandaan, mga katibayan, na nagpapatunay sa Aking Kadakilaan; at sa Aking batas at alituntunin, ang mga puso ng mapagmataas sa pagsunod sa Akin, at mapagmataas sa sangkatauhan nang wala silang karapatan, na kung kaya, hindi na sila susunod pa sa kaninumang Propeta at hindi na nila ito pakikinggan dahil sa kanilang pagmamataas, at kahit pa makita ng mga mapagmataas na yaon ang lahat ng palatandaan ay hindi pa rin nila ito paniniwalaan dahil sa kanilang pagtalikod at

pagbabalewala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo, at kahit na makita pa nila ang Daan ng Kabutihan ay hindi nila ito susundin, subalit kapag nakita nila ang daan ng pagkaligaw na daan ng paglabag, ito ang kanilang susundin at ituturing na tunay na Relihiyon; dahil sa kanilang pagpapasinungaling sa mga talata ng Allâh at sa pagbabalewala nila nito at sa di nila pagtutuon ng pansin at di pinag-iisipan ang kahulugan nito.

**147.** At yaong pinasinungalingan ang mga talata ng Allâh at ang Kanyang mga katibayan, at ang pakikipagharap sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kabilang-Buhay, ay mawawalan ng saysay ang kanilang mga mabuting gawa; dahil nawala ang pangunahing panuntunan nito; na ito ay paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at paniniwala sa Kanyang gantimpala, samakatuwid, hindi sila gagantimpalaan sa Kabilang-Buhay kundi ang anuman na karapat-dapat para sa kanilang nagawa rito sa daigdig na pagtanggi at paglabag; na ito ay ang pananatili sa Impiyernong-Apoy.

**148.** At nagsagawa ang mga tauhan ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ng ibang sinasamba mula sa gawang inanyuang guya na mula sa kanilang pinagsama-samang mga ginto, pagkatapos niyang mapalayo sa kanila sa pagtungo sa kanyang pakikipag-usap sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*,'[1] na ito ay anyo lamang na walang kaluluwa subalit nagbibigay ng tinig. Hindi ba nila alam na ito ay hindi nakikipag-usap, at hindi sila ginagabayan tungo sa kabutihan? Na kung kaya, ginawa nila ang ganitong karumal-dumal na gawain, na ipinapahamak nila ang kanilang mga sarili sa pagsagawa ng bagay na hindi karapat-dapat.

**149.** At noong nagsisi ang mga yaong sumamba sa inanyuang guya bukod sa Allâh, pagkabalik ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa kanila at pagkakita nila na sila ay naligaw sa tamang daan at napalayo sila sa '*Deen*' ng Allâh, ay saka lamang nila napagtanto ang bukod-tanging pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at paghingi ng kapatawaran, na sinabi nila: "*Kung hindi tayo kaaawaan ng ating 'Rabb,' at tanggapin ang ating pagsisisi, at pagtakpan ang ating mga pagkakasala ay magiging kabilang tayo sa mga napahamak at mga talunan.*"

**150.** At noong bumalik si Mousã sa kanyang sambayanan, na mula sa angkan ni Isrâ`îl na may galit at lungkot; dahil sa ipinaalam sa kanya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ang kanyang sambayanan ay nalinlang at naligaw, at katiyakang, si As-Sâmiri ang nagligaw sa kanila, sinabi ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ): "*Anong*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*sukdulang kasamaan ang inyong nagawa pagkatapos ko kayong pagkatiwalaan, minamadali ba ninyo at pinapangunahan ang hinggil sa bagay na patungkol sa Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, na ang ibig sabihin ay nagmadali ba kayo na ako ay makarating sa inyo samantalang ito ay itinatakda ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*?"* At itinapon ni Mousã (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) ang mga Tableta ng '*Tawrah*' dahil sa kanyang galit sa kanyang sambayanan na sumamba sa inanyuang guya at sa kanyang kapatid na si Hâroun (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) at hinawakan niya ito sa ulo at kanyang hinila, at sinabi naman ni Hâroun bilang pagmamakaawa: *"O anak ng aking ina! Katiyakan, minaliit ako ng mga tao at itinuring na mahina at muntik na nila akong patayin, na kung kaya, huwag mong pahintulutan na pagtawanan tayo ng ating mga kalaban dahil sa ginagawa mo sa akin, at huwag mo akong idamay sa galit mo sa sambayanan na lumabag sa iyo sa pamamagitan ng pagsamba nila sa guyang inanyuan."*

**151.** Sinabi ni Mousã (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) noong napatunayan niya ang katwiran ng kanyang kapatid at napatunayan din niya na ang kanyang kapatid ay hindi nagkulang sa anumang tungkulin niya sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): *"O aking 'Rabb!' Patawarin Mo ako dahil sa aking pagkagalit, at patawarin Mo ang aking kapatid sa anumang nangyari sa kanya, sa pagitan niya at sa mga angkan ni Isrâ`îl, at ipasakop Mo kami sa Iyong malawak na awa, dahil katiyakang Ikaw ang Ganap na Maawain sa amin sa lahat ng maawain."*


الجُزْءُ التَّاسِعُ سُورَةُ الأَعْرَافِ

وَلَمَّا رَجَعَ مُوسَىٰٓ إِلَىٰ قَوْمِهِۦ غَضْبَٰنَ أَسِفًا قَالَ بِئْسَمَا خَلَفْتُمُونِى
مِنۢ بَعْدِىٓ ۖ أَعَجِلْتُمْ أَمْرَ رَبِّكُمْ ۖ وَأَلْقَى ٱلْأَلْوَاحَ وَأَخَذَ بِرَأْسِ
أَخِيهِ يَجُرُّهُۥٓ إِلَيْهِ ۚ قَالَ ٱبْنَ أُمَّ إِنَّ ٱلْقَوْمَ ٱسْتَضْعَفُونِى وَكَادُوا۟
يَقْتُلُونَنِى فَلَا تُشْمِتْ بِىَ ٱلْأَعْدَآءَ وَلَا تَجْعَلْنِى مَعَ ٱلْقَوْمِ
ٱلظَّٰلِمِينَ ﴿١٥٠﴾ قَالَ رَبِّ ٱغْفِرْ لِى وَلِأَخِى وَأَدْخِلْنَا فِى رَحْمَتِكَ ۖ
وَأَنتَ أَرْحَمُ ٱلرَّٰحِمِينَ ﴿١٥١﴾ إِنَّ ٱلَّذِينَ ٱتَّخَذُوا۟ ٱلْعِجْلَ سَيَنَالُهُمْ
غَضَبٌ مِّن رَّبِّهِمْ وَذِلَّةٌ فِى ٱلْحَيَوٰةِ ٱلدُّنْيَا ۚ وَكَذَٰلِكَ نَجْزِى
ٱلْمُفْتَرِينَ ﴿١٥٢﴾ وَٱلَّذِينَ عَمِلُوا۟ ٱلسَّيِّـَٔاتِ ثُمَّ تَابُوا۟ مِنۢ
بَعْدِهَا وَءَامَنُوٓا۟ إِنَّ رَبَّكَ مِنۢ بَعْدِهَا لَغَفُورٌ رَّحِيمٌ ﴿١٥٣﴾
وَلَمَّا سَكَتَ عَن مُّوسَى ٱلْغَضَبُ أَخَذَ ٱلْأَلْوَاحَ ۖ وَفِى نُسْخَتِهَا
هُدًى وَرَحْمَةٌ لِّلَّذِينَ هُمْ لِرَبِّهِمْ يَرْهَبُونَ ﴿١٥٤﴾ وَٱخْتَارَ مُوسَىٰ
قَوْمَهُۥ سَبْعِينَ رَجُلًا لِّمِيقَٰتِنَا ۖ فَلَمَّآ أَخَذَتْهُمُ ٱلرَّجْفَةُ قَالَ
رَبِّ لَوْ شِئْتَ أَهْلَكْتَهُم مِّن قَبْلُ وَإِيَّٰىَ ۖ أَتُهْلِكُنَا بِمَا فَعَلَ
ٱلسُّفَهَآءُ مِنَّآ ۖ إِنْ هِىَ إِلَّا فِتْنَتُكَ تُضِلُّ بِهَا مَن تَشَآءُ وَتَهْدِى
مَن تَشَآءُ ۖ أَنتَ وَلِيُّنَا فَٱغْفِرْ لَنَا وَٱرْحَمْنَا ۖ وَأَنتَ خَيْرُ ٱلْغَٰفِرِينَ ﴿١٥٥﴾

١٦٩

**152.** Katiyakan, ang mga yaong sumamba sa inanyuang guya, walang pag-aalinlangang mangyayari sa kanila ang matinding sumpa mula sa kanilang '*Rabb*' at pagkapahamak dito sa daigdig; dahil sa kanilang pagtanggi sa kanilang '*Rabb*,' at kung anuman ang Aming parusa na ginawa sa kanila ay gagawin din Namin sa mga gumagawa ng kasinungalingan sa pamamagitan ng pag-iimbento ng anumang patungkol sa '*Deen*' ng Allâh, na kung kaya, mapapahamak ang sinumang gagawa nito.

**153.** At yaong mga gumawa ng kasamaan bilang pagtanggi sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at gumawa ng mga kasalanan, pagkatapos sila ay nagbalik-loob sa paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagsagawa ng kabutihan, katiyakan, ang iyong '*Rabb*'(1) pagkatapos ng makatotohanang pagsisisi, ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa anuman na kanilang nagawa at hindi sila ipapahiya, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila at sa lahat ng katulad nila na mga nagsisisi.

**154.** At noong humupa na ang galit ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), ay kinuha niya ang mga Tableta na kanyang itinapon sa lupa, na nakapaloob doon ang mga kapaliwanagan sa katotohanan at awa sa mga yaong natatakot sa Allâh at sa Kanyang kaparusahan.

**155.** At pumili si Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ng pitumpumg kalalakihan (na pinakamagaling) mula sa kanyang sambayanan, at sila ay inilabas niya patungo sa bundok ng Tûr sa Sinai para sa itinakdang oras na kanyang ipinangako sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na siya ay makikipagtagpo kasama sila upang mapatawad ang anumang ginawa ng mga may kakulangan sa pag-iisip mula sa angkan ni Isrâ`îl na pagsamba sa inanyuang guya, at noong sila ay nakarating na roon sa lugar, kanilang sinabi: "*Hindi kami maniniwala sa iyo, O Mousã, hangga't hindi namin makikita ang Allâh nang harapan, dahil ikaw ay nakipag-usap sa Kanya, kaya ipakita mo Siya sa amin.*" Na kung kaya, tinamaan sila ng matinding pagyanig kaya namatay silang lahat, sa ganitong kadahilanan ay tumayo si Mousã, na nagsusumamo na nananalangin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at kanyang sinasabi:

"*O aking 'Rabb!' Ano ang aking sasabihin sa mga angkan ni Isrâ`îl kapag ako ay dumating sa kanila, dahil sa pinatay Mo ang mga piling-piling tao mula sa kanila? Kung ninais Mo lamang ay pinatay Mo na silang lahat bago pa dumating sa ganitong pagkakataon na kasama ako, dahil katiyakang mas magaan ang gayon sa akin, kaya pupuksain Mo ba kami dahil sa ginawa ng mga may kakulangan sa pag-iisip mula sa amin?*

"*Gayunpaman, ang anumang kasalanan na nagawa ng aking sambayanan na pagsamba nila sa inanyuang baka ay pagsubok lamang, na naliligaw sa pamamagitan nito ang sinuman na Iyong nais mula sa Iyong nilikha at napapatnubayan ang sinumang Iyong nais na mapatnubayan, Ikaw ang aming Tagapangalaga na Tagapagtulong sa amin, na kung kaya, patawarin Mo ang aming mga pagkakasala at ipagkaloob Mo*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*sa amin ang Iyong Awa, dahil Ikaw ang Ganap na Mapagpatawad sa anumang kasalanan at Mapagtakip ng anumang mga pagkakamali."*

**156.** *"At gawin Mo kami na kabilang sa sinumang itinala sa kanila ang pagsagawa ng kabutihan dito sa daigdig at gantimpala sa Kabilang-Buhay dahil katiyakang nanumbalik na kami sa Iyo."* Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ): *"Ang Aking parusa ay iginagawad Ko sa sinuman na Aking nais sa Aking mga nilikha, na katulad ng Aking iginawad sa kanila o sa mga yaong mula sa iyong sambayanan, subalit ang Aking habag ay saklaw nito ang lahat ng Aking nilikha, na kung kaya, itatala Ko ito (ang Kanyang Awa) sa mga yaong natatakot sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *sa Kanyang kaparusahan, at kaya isinagawa nila ang mga kautusan at iniwasan nila ang mga kasalanan, at sa mga yaong naniniwala sa mga palatandaan at mga katibayan ng Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**157.** Ang Aking Awa na ito ay Aking itatala sa mga yaong may takot [sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)] at umiwas sa mga kasalanan, at sumunod sa Sugo, ang Propetang hindi marunong bumasa't sumulat at siya ay si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), na kanilang matatagpuan ang kanyang mga katangian at mga bagay na patungkol sa kanya, na naipahayag sa Aklat ng '*Tawrah*' at '*Injeel*,' –



at inuutusan sila ng paniniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagsunod sa Kanya at sa lahat ng mga nakabubuti, at pinagbabawalan sila ng '*Shirk*,' pagkakasala at lahat ng karumal-dumal na bagay; at ipinahihintulot sa kanila ang lahat ng mga malilinis na mga pagkain, mga inumin at mga mabubuting gawain na katulad ng tamang pamamaraan sa pag-aasawa; at ipinagbabawal sa kanila ang lahat ng marurumi na katulad ng laman ng baboy at lahat ng ipinahintulot nila na mga pagkain at inumin na ipinagbabawal naman ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at inialis sa kanila ang anumang mahihirap na dating ipinag-utos sa kanila na katulad ng pagputol sa narumihang

damit o ng pagsunog sa mga bagay na nakuha sa labanan[1] at pagpatay sa sinumang nakapatay, sinadya man o hindi.

Na kung kaya, sinumang naniwala sa kanya, ang Propetang hindi marunong bumasa't sumulat na ito ay si Propeta Muhammad (ﷺ) at tinanggap ang kanyang pagiging Propeta, na kanilang iginalang, dinakila at tinulungan, at sumunod sila sa Dakilang Qur'ân na ipinahayag para sa kanila, at sumunod sila sa kanyang '*Sunnah*,' sila ang mga yaong magkakamit ng tagumpay na ipinangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang mga alipin na mga mananampalataya.

1 Isinalaysay ni Jâbir Ibn `Abdullâh, na sinabi ng Sugo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): "Ako ay pinagkalooban ng limang bagay na hindi ipinagkaloob kaninuman sa mga nauna kaysa sa akin: Una, ginawa ng Allâh na ako ay mapagtagumpay sa pamamagitan ng pagsanhi Niya na masindak (ang aking mga kaaway sa labanan) sa layo o distansiya na isang buwan na paglalakbay; ikalawa, ang kalupaan ay ginawa para sa akin (at sa aking mga tagasunod) bilang lugar ng 'Salâh'-an (dasalan), na kung kaya, sinuman sa aking tagasunod ay maaaring magsagawa ng 'Salâh' kahit nasaan siya, sa oras ng 'Salâh;' ikatlo, ang 'Ghanîmah' ay ipinahintulot sa akin samantalang hindi ito ipinahintulot sa kaninuman na nauna kaysa sa akin; ikaapat, pinagkalooban ako ng karapatan ng 'Shafâ`ah' (pamamagitan) sa Araw ng Muling Pagkabuhay; ikalima, ang bawa't Propeta ay ipinadala sa kani-kaniyang nasyon subalit ako ay ipinadala sa lahat ng sangkatauhan." Batay sa pagkakasalin ng kahulugan, na naitala sa 'Sahih Al-Bukhari,' Tomo I, 'Hadith' bilang 331.

**158.** Sabihin mo, O Muhammad, sa mga tao, lahat sila: *"Katiyakan, ako ay Sugo ng Allâh sa inyong lahat, na ito ay para sa lahat-lahat at hindi sa iilan lamang – na Siya, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ang Nagmamay-ari ng buong kalangitan at ng kalupaan at ng anumang mga nasa loob nito. Walang sinuman ang 'ilâh' o diyos na sinasamba o dapat na pag-ukulan ng bukod-tanging pagsamba kundi Siya lamang, Siya lamang ang may karapatan nito at karapat-dapat para rito, ang Kapuri-puri at Kataas-taasan, na Makapangyarihan sa pagsagawa ng Kanyang nilikha, na Siya ang nagbibigay ng buhay at nagsasanhi ng kamatayan at magbubuhay na mag-uli (sa lahat).*

*"Na kung kaya, maniwala kayo sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at tanggapin ninyo ang Kanyang Kaisahan sa pamamagitan ng pagsamba sa Kanya nang bukod-tangi at sundin ninyo ang Kanyang Sugo na si Muhammad* (ﷺ), *ang Propetang hindi marunong bumasa't sumulat, na siya (Muhammad* ﷺ) *ay naniwala sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at sa anumang ipinahayag Niya sa kanya, at sa anumang ipinahayag sa mga Propeta na nauna kaysa sa kanya, at sundin ninyo ang Sugong ito at ipatupad ninyo ang pagsagawa ng lahat ng anumang ipinag-utos niya sa inyo bilang pagsunod sa*

*Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); *at paghahangad na kayo ay gabayan sa Matuwid na Landas."*

**159.** At sa angkan ni Isrâ`îl na sambayanan ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ay mayroong grupo na nagpapatupad ng katotohanan at ginabayan nila tungo rito ang mga tao at itinatag nila ang katarungan sa kanilang paghahatol at sa anumang pangyayari sa kanilang sambayanan.

**160.** At pinaghiwa-hiwalay Namin ang sambayanan ng mga angkan ni Isrâ`îl na labingdalawang angkan, na tulad ng bilang ng labingdalawang anak ni Ya`qûb (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at bawa't angkan ay nakikilala sa pangalan ng kanilang pinuno. At ipinahayag Namin kay Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) noong humiling sa kanya ang kanyang sambayanan ng tubig-inumin dahil sila ay nauhaw noong sila ay gagala-gala at nasa pagkaligaw: "*Na ihampas niya ang kanyang tungkod sa bato,*" at bumulwak mula roon ang labingdalawang bukal na tubig, at katiyakang nalaman ng bawa't angkan sa labingdalawang angkan kung saan sila iinom, na hindi mapapakialaman ng bawa't angkan ang iinuman ng iba, at nililiman Namin sila ng ulap, at nagbaba Kami sa kanila ng '*Al-Manna*,' na ito ay parang '*gum*' na lasang pulut-pukyutan at gayundin ang '*As-Salwa*' na ito ay katulad ng pugo, at sinabi Namin sa kanila: "*Kumain kayo mula sa mga malilinis na Aming*



*ipinagkaloob sa inyo bilang inyong kabuhayan,*" subalit ito ay kanilang pinagsawaan dahil sa ito lamang ang kanilang patuloy na kinakain, at kanilang sinabi: "*Kailanman ay hindi namin matitiis na isang uri lamang ang aming kinakain,*" kaya hiniling nila na ito ay palitan ng mababang uri. At kailanman, ay hindi Namin sila inapi o dinaya noong sila ay hindi nagpasalamat sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at hindi nila ginawa ang anumang ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila, subalit sila mismo ang naminsala sa kanilang mga sarili; dahil sa sinayang nila ang lahat ng kabutihan at ipinahamak nila ang kanilang sarili sa kasamaan at parusa.

**161.** At alalahanin mo, O Muhammad, ang paglabag ng mga angkan ni Isrâ`îl sa kanilang '*Rabb*' at sa kanilang Propeta na si Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), at sa pagpapalit nila ng salita na ipinag-utos sa kanila, na kanilang sinabi noong sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanila: "*Manirahan kayo sa bayan na ito, na ang tinutukoy ay ang 'Baytul Maqdis' at kumain kayo mula sa mga bunga, mga butil at anumang mga sumisibol na luntian mula rito, saan man at kailan ninyo gusto, at sabihin ninyo, '**Patawarin Mo kami sa aming mga kasalanan**;' at pumasok sa pinto na nakayuko na may kasamang pagpapakumbaba, upang pagtakpan Namin ang inyong mga pagkakasala, at hindi na Namin kayo paparusahan, at bukod pa rito ay patuloy Naming daragdagan ang mga mabubuting tao ng kabutihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.*"

**162.** Subalit pinalitan ng mga walang pananampalataya mula sa kanila ang anumang ipinag-utos sa kanila, at sila ay pumasok nang pasadsad, at sinabi nila: "*Isang butil sa isang hiblang buhok*," na kung kaya, pinuksa Namin sila sa pamamagitan ng kaparusahan mula sa kalangitan dahil sa kanilang paghihimagsik at paglabag sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**163.** At tanungin mo sila na mga Hudyo, O Muhammad, hinggil sa bayan na malapit sa tabi ng dagat, noong lumabag sila sa araw ng '*Sabbath*' (Sabado), nilabag nila sa araw ng '*Sabbath*' ang mga hangganang itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinagbawal, dahil inutusan sila na igalang ang araw ng Sabado ('*Sabbath*') at huwag silang manghuhuli ng isda, subalit sinubukan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); kaya dumarating ang napakarami at malalaking isda na lumulutang sa karagatan sa araw ng Sabado, at kapag lumipas na ang araw ng Sabado ay nawawala naman ang mga ito at wala na silang nakikita (mula sa mga isda), na kung kaya, sila ay nagpakana na mahuli nila sa araw ng Sabado ang mga isda sa pamamagitan ng paglalagay nila ng lambat bago mag-Sabado at saka nila kukunin pagkatapos ng Sabado.

At katulad ng pagsasalarawan Namin nito ay ganoon Namin sila sinubok sa pagpapalitaw ng isda na lumulutang sa ibabaw ng tubig sa araw na ipinagbabawal sa kanila ang mangisda at nawawala naman sa araw na ipinahihintulot sa kanila ang pangigisda, sa ganito Namin sila sinubukan dahil sa hindi nila pagsunod sa Kautusan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at paglabag sa Kanyang kagustuhan.

**164.** At alalahanin mo pa rin, O Muhammad, noong sinabi ng isang grupo sa ibang grupo na nagpapayo roon sa mga

lumalabag sa araw ng Sabado (‘*Sabbath*’) at tagapangaral na huwag gumawa ng paglabag sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa araw na yaon: “*Bakit pa ninyo pinapayuhan ang mga tao na tiyak namang pupuksain ng Allâh dito sa daigdig dahil sa kanilang paglabag sa Allâh o di kaya ay paparusahan din naman sila ng Allâh ng matinding parusa sa Kabilang-Buhay?*” Sinabi ng mga yaong tagapangaral: “*Pinapayuhan namin sila at pinipigilan upang maging ligtas kami sa pananagutan sa kanila, at maisagawa namin ang ipinag-utos ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *sa amin na pag-uutos ng kabutihan at pagbabawal ng kasalanan, at naghahangad kami na manumbalik sila at magkaroon ng takot sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى). *At pagsisihan nila ang kanilang nagawang kasalanan sa kanilang ‘Rabb’ at paglabag sa Kanyang mga ipinagbawal.*”

**165.** At noong kinalimutan ng grupo ng mga lumalabag sa araw ng ‘*Sabbath*’ ang paalaala sa kanila, at nagpatuloy sila sa kanilang pagkaligaw at paglabag, at hindi pinakinggan ang payo ng mga grupong nagpapayo, iniligtas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga yaong nagbabawal ng paglabag sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at pinuksa ang mga yaong lumabag sa araw ng ‘*Sabbath*’ ng matinding kaparusahan dahil sa kanilang pagsalungat sa Kautusan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at hindi pagsunod sa Kanya.



**166.** At noong naghimagsik ang grupo na yaon, at sinuway nila ang pagbabawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na huwag mangisda sa araw ng ‘*Sabbath*,’ sinabi sa kanila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى): “*Maging unggoy kayo, hinamak at malayo sa anumang kabutihan*,” kaya ito ay nangyari sa kanila (na naging mga unggoy sila).

**167.** At alalahanin mo, O Muhammad, noong inihayag ng iyong ‘*Rabb*,’ nang tuwirang pagpapahayag, na Siya ay walang pag-aalinlangan na patuloy na magpapadala sa mga Hudyo ng magpaparanas sa kanila ng masidhing kaparusahan at kapahamakan hanggang sa Araw ng Muling Pagkabuhay. Katiyakan,

ang iyong '*Rabb*,' O Muhammad, ay '***As-Saree`ul Iqâb***' – ang Mabilis sa Kanyang pagpaparusa sa sinumang karapat-dapat dahil sa pagtanggi at paglabag nito (sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at (magkagayunpaman, dapat na mabatid na) katiyakan, Siya ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa kasalanan ng mga nagsisisi, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**168.** At pinagwatak-watak Namin na mga grupu-grupo ang mga angkan ni Isrâ`îl dito sa kalupaan, mayroon sa kanila ang mga matatapat na sumusunod na isinasagawa nila ang kanilang tungkulin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at kanilang tungkulin sa mga tao, mayroon naman sa kanila ang malayo sa ganoon na hinahamak nila ang kanilang mga sarili.

At sinubok Namin sila ng maluluwag na pamumuhay at mga biyaya, at sinubok din Namin sila ng kahirapan sa pamumuhay at mga kalamidad; upang sila ay manumbalik sa kanilang '*Rabb*' at pagsisihan ang kanilang mga nagawang kasalanan.

**169.** Pagkatapos nila ay humalili ang panibagong henerasyon na ang mga uri ng tao ay masasama, na kanilang minana ang Aklat mula sa kanilang mga ninuno at ito ay kanilang binasa at natutunan, subalit nilabag nila ang batas nito at tumatanggap sila ng anumang iniaalok sa kanila na makamundong kasiyahan na mababang uri na pinagkakakitaan na katulad ng suhol at iba pa; dahil sa tindi ng kanilang pagiging gahaman, at magkagayunpaman ay kanilang sinasabi: "*Katiyakan, ang Allâh ay patatawarin kami sa aming mga kasalanan*," na ito ay maling paghahangad sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at kapag dumating naman sa kanila ang makamundong kasiyahan na mga ipinagbabawal ay tatanggapin nila ito at pakikinabangan at kanilang ipahihintulot, dahil sa kanilang pagdidiin sa paggawa ng pagkakasala at pagsagawa ng mga ipinagbabawal.

Hindi ba mayroon silang binitiwan na kasunduan na sila ay nangako na susundin nila ang '*Tawrah*' at kanilang ipatutupad ang anumang nasa loob nito, at hindi sila magsasabi ng anuman patungkol sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kundi pawang katotohanan lamang at hindi sila magsisinungaling, at batid nila kung ano ang nasa loob ng Aklat nguni't binalewala nila ito na hindi nila ipinatupad, at nilabag nila ang kanilang pangako sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)?

Subalit ang tahanan sa Kabilang-Buhay ay higit na nakabubuti sa mga yaong natatakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na sinusunod ang Kanyang ipinag-utos at iniiwasan ang Kanyang ipinagbawal. Hindi ba naisip ng mga yaong tumatanggap ng mababang



pagbabawal sa hindi ipinagbawal ng Allâh na kabuhayan, ano kaya ang gagawin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanila sa Araw ng Muling Pagkabuhay dahil sa kanilang pagsisinungaling laban sa Allâh? Iniisip ba nilang sila ay patatawarin ng Allâh? Katotohanan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Punung-Puno ng kagandahang-loob sa Kanyang nilikha na hindi muna Niya pinaparusahan kaagad dito sa daigdig at pinapabayaan muna Niya ang sinumang nagsinungaling laban sa Kanya, subalit ang karamihan sa mga tao ay hindi tumatanaw ng utang na loob sa anumang kagandahang-loob sa kanila ng Allâh.

**61.** Anuman ang iyong ginagawa, O Muhammad, sa iyong mga sariling gawain, at kung anuman ang iyong binibigkas mula sa Qur'ân na mga talata, at kung anuman ang ginawa ng sinuman sa iyong sambayanan na mabuting gawain o masama, ay tiyak na nababatid Namin ito at Kami ay nakamasid habang ito ay inyong ginagawa, at ito ay itinala Namin para sa inyo at gagantihan Namin kayo para rito, at walang anuman ang nailiIihim sa kaalaman ng iyong *'Rabb,'*[1] O Muhammad, na kahit na kasinliit ng atomo (o *'atom'*), dito sa kalupaan at gayundin sa mga kalangitan. Kahit na maliit pa o malaki kaysa rito ay nakatala ito nang malinaw sa Aklat na nasa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) dahil saklaw ng Kanyang Kaalaman ang lahat at ito ay itinala ng Kanyang panulat.

**62.** Dapat ninyong mabatid na katiyakan, ang mga *'Awliyâ`'* ng Allâh ay wala silang dapat na katakutan sa Kabilang-Buhay na kaparusahan ng Allâh, at wala silang dapat na ikalungkot sa anuman na hindi nila nakamtan na makamundong buhay.

**63.** At sila na mga malalapit sa Allâh, ang kanilang katangian ay naniwala sila sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo at sa anuman na kanyang dinala na kautusan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at sila ay natatakot sa

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

Allâh sa pamamagitan ng pagsunod nila sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal.

**64.** Para sa kanila na malalapit sa Allâh, ang magandang balita mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), dito sa daigdig na kalugud-lugod para sa kanila, at sa Kabilang Buhay naman ay *'Al-Jannah'.* Hindi binabago ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Kanyang pangako, na ito sa katotohanan ang dakilang tagumpay; dahil saklaw nito ang kaligtasan mula sa anumang hindi kanais-nais at pagkakamit ng anumang kaluguran.

**65.** At huwag kang magdalamhati, O Muhammad, sa mga sinabi ng mga *'Mushrikin'* hinggil sa kanilang *'Rabb'* at sa kanilang pagsisinungaling laban sa Kanya at sa pagsamba nila ng mga diyus-diyusan; dahil walang pag-aalinlangan na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Bukod-Tangi na nagtatangan ng ganap na kapangyarihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, Siya ay ***'As-Samee`'*** – ang Ganap na Nakakarinig sa kanilang mga sinasabi, na ***'Al-`Aleem'*** – ang Ganap na Nakaaalam sa kanilang mga gawain at layunin.

**66.** Dapat mong mabatid na walang pag-aalinlangan, Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang lahat ng mga nasa kalangitan at kalupaan, na mga anghel, mga tao, mga *'Jinn'* at iba pa. At ano ba talaga ang sinusunod ng mga yaong sumasamba at nananalangin sa iba bukod sa Allâh, na kanilang mga itinatambal at pinapanalanginan? Sa katotohanan, wala silang sinusunod kundi haka-haka at mga pala-palagay lamang gayong ang mga ito kailanman ay hindi maaaring ipanghalili sa katotohanan, at sila ay nag-iimbento lamang ng mga kasinungalingan hinggil sa anumang itinatangi nila sa Allâh.

**67.** Siya ang gumawa para sa inyo, O mga tao, ng gabi upang kayo ay makapagpahinga at maging panatag mula sa kapaguran sa inyong mga gawain na paghahanap-buhay, at ginawa rin Niya para sa inyo ang araw (*'day'*) upang maging lantad sa paningin ang mga bagay sa inyo at magsumigasig kayo upang makahanap ng kabuhayan. Katiyakan, sa pagbabagu-bago ng gabi at araw, at ang mga kalagayan ng mga tao (rito sa gabi't araw na ito) ay tanda at mga katibayan na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay Bukod-Tangi na may karapatan at karapat-dapat na sambahin, sa mga taong pinakikinggan ang mga ganitong katibayan at pinag-iisipan.

**68.** Sinabi ng mga *'Mushrikûn:'* *"Ang Allâh ay nagkaroon ng anak na katulad ng kanilang sinabi, na*



*ang mga anghel ay mga anak na kababaihan ng Allâh, o di kaya ay si Al-Masih (ang Messiah – Kristo) ay anak ng Allâh."* Luwalhati sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siya ay malayo sa lahat ng ito! Siya ay '***Al-Ghanee***' – ang Napakayaman na Ganap at Malaya sa lahat ng anumang pangangailangan, Pagmamay-ari Niya ang lahat ng mga nasa kalangitan at kalupaan, na kung kaya, paano Siya magkakaroon ng anak mula sa Kanyang mga nilikha, samantalang ang lahat ng mga bagay ay Pagmamay-ari Niya? At wala kayong katibayan sa anumang inaangkin ninyo na kasinungalingan, na kung kaya, nagsasabi ba kayo laban sa Allâh ng mga bagay na hindi ninyo alam ang katotohanan hinggil dito?

**69.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: *"Katiyakan, ang mga yaong nag-imbento ng kasinungalingan laban sa Allâh na sinasabi nilang Siya ay nagkaroon daw ng anak na lalaki at binigyan nila ng katambal ang Allâh, ay wala silang mapapala na anuman dito sa daigdig at lalung-lalo na sa Kabilang-Buhay."*

**70.** Ang matatamasa lamang nila dahil sa kanilang pagtanggi at pagsinungaling ay kaunting kaligayahan dito sa daigdig, pagkatapos ng kanilang kamatayan ay sa Amin sila magbabalik, na pagkatapos nito ay ipalalasap Namin sa kanila ang kaparusahan sa Impiyerno dahil sa kanilang pagtanggi sa Allâh at pagpapasinungaling sa Kanyang mga Sugo at paglabag sa Kanyang mga talata o katuruan.

**71.** Isalaysay mo, O Muhammad, sa mga walang pananampalataya sa Makkah ang kuwento hinggil kay Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) kasama ang kanyang sambayanan noong siya ay nagsabi sa kanila: *"Kung ang aking pananatili sa inyo para kayo ay paalalahanan sa mga katibayan at mga palatandaan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay mabigat para sa inyo ay ipinauubaya ko na lamang ang aking sarili sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ),

*at sa Kanya ko ipinagkakatiwala. Samakatuwid, ihanda ninyo ang inyong mga pakana, at tawagin ninyo ang inyong mga itinatambal o sinasamba na iba, pagkatapos ay huwag na ninyong ilihim ang inyong mga ginagawa bagkus ay ilantad na ninyo, pagkatapos ay magpasya na kayo na ako ay inyong parusahan at saktan kung ito ay kaya ninyo, at huwag na ninyo akong pagbigyan pa ng kahit na isang oras man lamang na bahagi ng isang araw.*

**72.** *"At kapag tinanggihan ninyo ang aking paanyaya, samantalang ako sa katotohanan ay hindi humihingi sa inyo ng anumang kabayaran; kundi ang aking gantimpala ay nagmumula lamang sa aking 'Rabb,' na Luwalhati sa Kanya na Bukod-Tangi na walang katambal, na ako ay inutusan na maging kabilang sa mga sumusuko at sumusunod sa Kanyang batas bilang isang Muslim."*

**73.** Subalit tinanggihan si Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng kanyang sambayanan sa kanyang ipinarating na mensahe mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na kung kaya, iniligtas Namin siya at ang sinumang sumama sa kanya sa pamamagitan ng pagsakay sa sasakyang pantubig (Arka), at ginawa Namin sila na kahalili sa pangangasiwa rito sa kalupaan ng mga tumanggi sa katotohanan, at sinanhi Namin na malunod ang mga tumanggi sa Aming mga katibayan, na kung kaya, tingnan mo, O Muhammad, kung ano ang naging hantungan (katapusan) ng mga tao na binalaan ng Sugo na ipinadala sa kanila hinggil sa kaparusahan ng Allâh?

**74.** Pagkatapos ay nagpadala Kami ng mga Sugo, pagkatapos ni Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) tungo sa kanilang mga sambayanan – na katulad ng Sugong si Propeta Hûd (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), Lût (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at Shu`ayb (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at iba pa – at dala-dala ng mga Sugong yaon sa kani-kanilang sambayanan ang mga himala na nagpapatunay sa kanilang mensahe at nagpapatotoo sa kanilang inihihikayat, subalit magkagayunpaman ay hindi pa rin sila naniwala`t sumunod sa anumang tinanggihan ng mga sambayanan ni Nûh at sa sinumang nauna pa sa kanila na mga tao. Na kung kaya, kung paano isinara ng Allâh ang mga puso ng mga taong yaon kaya sila ay hindi na naniwala, ay ganoon din isasara ng Allâh ang mga puso ng sinumang katulad nila na darating pagkatapos nila, na mga lumabag sa batas o sa hangganang itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at nilabag nila ang anumang mensahe na dala-dala ng Sugo na ipinadala sa kanila, bilang kaparusahan sa kanilang kasalanan.

**75.** Pagkatapos, ipinadala Namin kasunod ng mga Sugong yaon si



Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at saka si Hâroun (عَلَيْهِ السَّلَامُ) tungo kay Fir`âwn at sa mga namumuno sa kanyang sambayanan, na dala-dala nila ang mga himala na nagpapatotoo sa kanilang mga mensahe, subalit sila ay nagmataas at tinanggihan ang katotohanan (Fir`âwn at ang kanyang sambayanan), dahil sa sila ay mga makasalanan at pinasinungalingan ang katotohanan.

**76.** At nang dumating kay Fir`âwn at sa kanyang sambayanan ang katotohanan na dala-dala ni Mousã, ay kanilang sinabi: "*Katotohanan, ang dala ni Mousã na mga palatandaan ay malinaw na salamangka.*"

**77.** Sinabi sa kanila ni Mousã na may pagkamangha sa kanilang sinabi: "*Sinasabi ba ninyo ang hinggil sa katotohanan na dumating sa inyo, na ito ay malinaw na salamangka? Tingnan ninyo ang katangian ng (pahayag na) dumating sa inyo at ang nilalaman nito dahil makikita ninyo na ito ay totoo. At kailanman ay hindi magtatagumpay ang mga salamangkero, at wala silang mapapala na anuman dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.*"

**78.** Sinabi ni Fir`âwn at ang mga namumuno sa kanyang sambayanan kay Mousã: "*Dumating ka ba para alisin kami sa aming kinagisnan mula sa aming mga ninuno sa pagsamba ng iba bukod sa Allâh, at upang kayong dalawa – ikaw at si Hâroun ay maging dakila at makilala rito sa kalupaan ng Ehipto? Na kung kaya, hindi kami naniniwala na kayong dalawa ay mga Sugo na ipinadala sa amin; na para lamang masamba namin ang Allâh nang bukod-tangi at walang katambal.*"

**79.** At sinabi ni Fir`âwn: "*Dalhin ninyo sa akin ang lahat ng mga bihasa at mga marurunong na mga salamangkero.*"

**80.** Nang dumating ang mga salamangkero ni Fir`âwn, sinabi sa kanila ni Mousã: "*Ihagis ninyo sa lupa ang anumang dala-dala ninyo na mga lubid at mga tungkod.*"

**81.** At nang inihagis nila ang kanilang mga lubid at mga tungkod, sinabi sa kanila ni Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ): *"Katiyakan, ang dala ninyo at ang inyong mga inihagis ay salamangka, katiyakan na ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ay aalisan Niya ng bisa ang anumang dala-dala ninyong salamangka. Walang pag-aalinlangan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ay hindi Niya itinutuwid ang gawain ng sinumang nagsusumigasig na gumawa sa kalupaan ng Kanyang kinamumuhian at namiminsala rito sa pamamagitan ng kanyang masasamang gawain."*

**82.** *"At ang patatatagin ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ay ang katotohanan na dala-dala ko sa inyo na mula sa Kanya at ito ay pahihintulutan Niya na mangibabaw laban sa inyong mga kamalian sa pamamagitan ng Kanyang mga Salita at Utos, kahit ito ay kamuhian ng mga makasalanan na mula sa pamilya ni Fir`âwn."*

**83.** Subalit walang sinuman ang naniwala kay Mousã kahit dala-dala na niya ang mga katibayan at mga palatandaan kundi ang mga lahi lamang na mula sa kanyang sambayanan na mga angkan ni Isrâ`îl, dahil sa takot nila kay Fir`âwn at sa kanyang mga pinuno, na sila ay parusahan at pigilan mula sa kanilang relihiyon dahil katiyakang si Fir`âwn ay mapagmalupit at mapagmataas sa kalupaan, at siya sa katotohanan ay kabilang sa mga lumampas sa hangganan sa pagtanggi at sa pamiminsala.

**84.** At sinabi ni Mousã: *"O aking sambayanan, kapag kayo ay naniwala sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ay magtiwala kayo sa Kanya at sumuko kayo sa Kanyang kagustuhan, at ipaubaya ninyo ang inyong mga sarili sa Allâh, at samakatuwid, sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *lamang kayo dapat na magtiwala kung kayo ay tunay na sumusunod sa Kanyang kagustuhan bilang mga Muslim."*

**85.** At kanilang sinabi kay Mousã: *"Sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *lamang kami na Bukod-Tangi na walang katambal nagtitiwala, na sa Kanya lamang namin ipinauubaya ang aming mga sarili. O Allah* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na aming 'Rabb!' Huwag mong pahintulutang mangibabaw laban sa amin ang mga masasama, dahil ito ang magsasanhi na mapalayo kami mula sa aming 'Deen.'"*

**86.** *"At iligtas Mo kami sa pamamagitan ng Iyong awa mula sa mga walang pananampalataya na si Fir`âwn at ang mga namumuno sa kanyang sambayanan; dahil sa pinahihirapan nila kami sa pamamagitan ng pagsasagawa ng mga mahihirap na mga gawain (pang-aalipin)."*

**87.** At Aming ipinahayag kay Mousã at sa kanyang kapatid na si Hâroun na: *"Magsagawa kayo ng mga tahanan sa Ehipto para sa inyong*



sambayanan na kanilang titirhan at magiging taguan, at gawin ninyo ang mga tahanang yaon bilang lugar ng sambahan kapag kayo ay natatakot, at isagawa ninyo ang obligadong 'Salah' sa tamang oras na itinakda para rito. At ipamalita mo sa mga mananampalataya na sumusunod sa Allâh ang pagwawagi at pangingibabaw, at masaganang gantimpala mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)."*

**88.** At sinabi ni Mousã: "*O Allah* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aming 'Rabb!' Katotohanan, pinagkalooban Mo si Fir`âwn at ang mga pinuno sa kanyang sambayanan ng masaganang kayamanan dito sa daigdig; subalit hindi sila nagpasalamat at tumanaw ng utang na loob sa Iyo, bagkus ito pa ang tumulong upang maligaw ang mga tao tungo sa Iyong Daan. O Allah* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aming 'Rabb!' Wasakin Mo ang kanilang kayamanan, nang sa gayon ay hindi na nila ito mapakinabangan pa, at isara Mo ang kanilang mga puso upang hindi na sila makatanggap ng katotohanan, at hindi na sila maniniwala hanggang sa makita nila ang matinding kaparusahan.*"

**89.** Sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanilang dalawa na sina Mousã at Hâroun: "*Katiyakan, dininig ang inyong panalangin laban kay Fir`âwn at sa mga namumuno sa kanyang sambayanan at sa kanilang mga kayamanan – habang nananalangin si Mousã ay nagsasabi naman ng 'Âmeen' si Hâroun, na kung kaya, sa kanilang dalawa itinangi ang ganitong paanyaya – at magpakatuwid kayo sa inyong 'Deen' at ipagpatuloy ninyo ang inyong paanyaya kay Fir`âwn at sa kanyang sambayanan tungo sa Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at sa pagsunod sa Kanya, at huwag sundin ang daan ng mga hindi nakababatid ng katotohanan hinggil sa Aking pangako at babala.*"

**90.** At biniyak Namin ang karagatan para sa mga angkan ni Isrâ`il, hanggang sa sila ay nakatawid, at sinundan sila ni Fir`âwn at ng

kanyang mga sundalo bilang pang-aapi at paghihimagsik, na kung kaya, lumusong sila sa karagatan kasunod nila, hanggang sa nagsara ang karagatan noong nasa kalagitnaan na si Fir`âwn at malulunod na, kanyang sinabi: *"Naniwala na ako na walang dapat sambahin kundi Siya, na pinaniniwalaan ng mga angkan ni Isrâ`îl, at ako'y kabilang sa naniwala sa Kanyang Kaisahan at sumusuko sa Kanyang kagustuhan bilang isa sa mga Muslim."*

**91.** Ngayon pa lamang, O Fir`âwn, dahil dumating na sa iyo ang kamatayan ay saka ka pa lamang naniwala na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) lamang ang bukod-tangi na dapat sambahin, samantalang nilabag mo Siya bago dumating sa iyo ang kaparusahan, at ikaw ay kabilang sa mga namiminsala at humaharang sa Kanyang Daan! Samakatuwid, walang kapakinabangan ang iyong pagsisisi sa oras ng iyong pag-aagaw-buhay.

**92.** Na kung kaya, ngayon ay gagawin Namin na makarating sa kalupaan ang iyong bangkay (na ito ay ipapadpad sa dalampasigan), na makikita ka ng sinumang hindi naniwala sa iyong kamatayan; upang ito ay maging aral sa sinumang darating na mga tao pagkatapos mo. At katotohanan, karamihan sa mga tao ay pabaya sila sa Aming mga katibayan at mga palatandaan, na ito ay hindi nila pinagtutuunan ng pansin at hindi nagsisilbing aral para sa kanila.

**93.** At pinatira Namin ang mga angkan ni Isrâ`îl sa maayos at marangal na tirahan sa '*Sham*' at sa Ehipto, at pinagkalooban Namin ng mabubuting kabuhayan mula sa mga biyaya rito sa kalupaan, na sila ay hindi nagkakasalungatan patungkol sa Relihiyon ('*Deen*') maliban na lamang noong pagkatapos dumating sa kanila ang kaalaman na magbubuklod sa kanila, at kabilang sa kaalaman na yaon na nasa loob ng '*Tawrah*' ay ang mga kuwento hinggil sa pagiging Propeta ni Muhammad (ﷺ). Katiyakan, ang iyong '*Rabb*,'[1] O Muhammad, ang huhukom sa pagitan nila sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at doon sa hindi nila pinagkakasunduan na patungkol sa iyo, kaya, makapapasok sa Impiyerno ang mga hindi naniwala at sa '*Al-Jannah*'[2] naman ang mga naniwala.

**94.** At kapag ikaw ay may pag-aalinlangan, O Muhammad, hinggil sa katiyakan ng ikinukuwento Namin sa iyo, ay tanungin mo ang mga yaong

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.



nagbabasa ng Kasulatan na nauna sa iyo, na sa kanila'y ipinadala ang '*Tawrah*' at '*Injeel*,' dahil sa ito ay naitala (nakasulat) sa kanilang mga Kasulatan. Katiyakan na dumating sa iyo ang katotohanan na walang pag-aalinlangan, mula sa iyong '*Rabb*,' na ikaw ay Sugo ng Allâh, at walang pag-aalinlangan na sila na mga Hudyo at mga Kristiyano ay batid nila ang katotohanan hinggil dito, at matatagpuan nila ang iyong katangian na naipahayag sa kanilang mga kasulatan, subalit ito ay tinanggihan nila, na kung kaya, huwag na huwag mong ibilang ang iyong sarili sa mga taong nag-aalinlangan hinggil sa katotohanang ito.

**95.** At huwag kang pabibilang sa mga yaong tumanggi sa mga katibayan at mga palatandaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) kundi ay mabibilang ka sa mga talunan na kinamuhian ng Allâh at Kanyang paparusahan.

**96.** Katiyakan, ang mga yaong naipatupad ang Salita ng Allâh sa kanila, O Muhammad, na pagsumpa at pagpaparusa sa kanila, ay hindi na sila maniniwala sa mga katibayan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at hindi na nila paniniwalaan pa ang Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at hindi na sila susunod sa Kanyang batas.

**97.** At kahit dumating pa sa kanila ang lahat ng katuruan at mga aral ay hindi sila maniniwala, hanggang sa makita nila ang masidhing kaparusahan ng Allâh ay saka pa lamang sila maniniwala subalit sa pagkakataong yaon ay wala nang saysay ang kanilang paniniwala.

**98.** Samakatuwid, mayroon ba ni isang bayan ang naniwala noong nakita na nila ang kaparusahan, at pagkatapos ay naging kapaki-pakinabang ang kanilang paniniwala sa oras na yaon? Maliban sa sambayanan ni Yûnus Ibnu Matta (عَلَيْهِ السَّلَام); noong natiyak nila na ang kaparusahan ng Allâh ay mangyayari sa kanila ay kaagad silang dumulog sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at nagsipagsisi nang taimtim na pagsisisi, at noong napatunayan na sila ay totoo sa kanilang pagsisisi ay inalis Namin

sa kanila ang kaparusahan na pagpapahamak sa daigdig na ito pagkatapos na ito ay muntik nang mangyari sa kanila, at hinayaan Namin silang magpakasiya rito sa daigdig hanggang sa katapusan ng kanilang mga buhay.

**99.** At kung ninais lamang ng iyong '*Rabb*,' O Muhammad, na maniwala ang lahat ng tao sa daigdig ay maniniwala silang lahat sa anumang dala-dala mong mensahe, subalit Siya ay mayroong '*Hikmah*' (o karunungan) hinggil sa bagay na ito; dahil sa Siya, ginagabayan Niya ang sinuman na Kanyang nais, at inililigaw ang sinumang Kanyang nais batay sa '*Hikmah*' na ito, na kung kaya, wala ka sa kakayahan – O Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) – na pilitin ang lahat ng tao na maniwala.

**100.** At hindi maaari sa sinumang tao na maniwala sa Allâh maliban na lamang sa kung ito ay Kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at Kanyang gagabayan, na kung kaya, huwag mong pilitin ang iyong sarili hinggil sa bagay na ito, dahil ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Ganap na Nakaaalam hinggil sa kanila. At pinaparusahan Niya ng matinding kaparusahan bilang kapahamakan ang mga yaong hindi nila iniintindi ang batas ng Allâh, na pag-uutos at pagbabawal.

**101.** Sabihin mo, O Muhammad, sa iyong sambayanan: "*Pag-isipan ninyo at pagmasdan ang anumang nasa mga kalangitan at kalupaan na malilinaw na mga palatandaan ng Allâh*," subalit ang mga palatandaang ito, mga aral at mga Sugo na nagbigay ng babala hinggil sa kaparusahan ng Allâh ay hindi magiging kapaki-pakinabang sa mga taong walang anumang pinaniniwalaan sa mga bagay na ito; dahil sa kanilang pagtanggi at pagmamatigas.

**102.** Na kung kaya, mayroon bang inaabangan ang mga yaon maliban sa araw na makikita nila ang kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na katulad ng mga araw ng mga nauna sa kanila na mga tumanggi at hindi naniwala? Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Abangan ninyo ang kaparusahan ng Allâh, katotohanan, ako ay kasama rin ninyo na nag-aabang sa kaparusahan ng Allâh sa inyo*."

**103.** Pagkatapos ay ililigtas Namin ang Aming mga Sugo at ang mga yaong naniwala! At kung paano Namin sila iniligtas ay ganoon din ang gagawin Naming pagliligtas sa iyo, O Muhammad, kasama ang sinumang naniwala sa iyo bilang kagandahang-loob at awa na mula sa Amin.

**104.** Sabihin mo, O Muhammad: "*O kayong mga tao! Kung kayo ay nag-aalinlangan hinggil sa katotohanan ng aking 'Deen,' na rito ay hinihikayat ko*

*kayo, na ito ay ang Islâm, at hinggil sa aking pagiging matatag dito, na naghahangad kayo na ito ay aking talikuran! Samakatuwid, dapat ninyong mabatid na katiyakang hindi ko sasambahin sa anumang pagkakataon ang sinuman mula sa mga sinasamba ninyo na mga diyus-diyusan at mga rebulto, bagkus ang sasambahin ko ay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi na Siyang nagsasanhi ng inyong kamatayan at kumukuha ng inyong mga kaluluwa, at ako ay inutusan na maging kabilang sa mga mananampalataya na naniniwala sa Kanya."*

**105.** At ipinag-uutos na ituon mo, O Muhammad, ang iyong sarili sa pamamagitan ng pagpapakatuwid sa Relihiyon o '*Deen*' ng Islâm, na huwag na huwag kang pumanig sa mga Hudyo, Kristiyano at sa mga nagtatambal o sumasamba ng iba bukod sa Allâh; at huwag mong ibilang ang iyong sarili sa mga nagtatambal sa pagsamba sa Allâh na iyong '*Rabb*,'[1] ng mga diyus-diyusan, kundi ay mapapabilang ka sa mga mapapahamak.

Paliwanag: Kahit pa man ang tinutukoy sa talatang ito ay ang Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), ito ay tumutukoy pa rin sa lahat ng kanyang mga tagasunod.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

**106.** At huwag kang manalangin, O Muhammad, sa kahit kaninuman bukod sa Allâh, na katulad ng mga rebulto at mga diyus-diyusan; dahil ang mga ito ay walang pakinabang at hindi nakapagdudulot ng kapahamakan, subalit kapag ito ay ginawa mo at nanalangin ka ng iba bukod sa Allâh, ay walang pag-aalinlangang magiging kabilang ka sa mga '*Mushrikin*,' na dinaya nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsagawa ng '*Shirk*' at kasalanan.

**107.** At kapag sinanhi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na may mangyari sa iyo na kapinsalaan ay walang sinuman ang makapag-aalis nito bukod sa Kanya at kapag ninais (naman) Niya sa iyo na ikaw ay magkaroon ng biyaya ay walang sinuman ang makapipigil nito, at sinasanhi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na mangyari ang mga bagay na nakagagalak at ang mga nakapipinsala sa sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang mga alipin, dahil sa Siya ay '***Al-Ghafour***' – ang Ganap na Mapagpatawad sa kasalanan ng sinumang nagsisisi, na '***Ar-Raheem***' – ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa sinumang naniwala at sumunod sa Kanya.

**108.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga tao: "*Katiyakan, dumating sa inyo ang Sugo ng Allâh na dala-dala ang Dakilang Qur'ân*

*na nagsasaad ng inyong gabay mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na inyong 'Rabb', na kung kaya, sinuman ang susunod sa gabay ng Allâh ay walang pag-aalinlangan na ang bunga nito ay siya (rin) ang makikinabang; at sinuman ang lilihis sa katotohanan at manatili sa pagkaligaw ay walang pag-aalinlangan na ang kanyang pagkaligaw ay sarili lamang niya ang kanyang pinipinsala; at hindi ako ipinadala upang obligahin kayo na maniwala, kundi ako ay Sugo na ipinararating sa inyo ang mensahe na ipinagkatiwala sa akin."*

**109.** Sundin mo, O Muhammad, ang kapahayagan na ipinagkaloob sa iyo at ito ay iyong isagawa at maging matiisin ka sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga kautusan, pag-iwas mula sa Kanyang mga ipinagbabawal at mula sa pamimirwesyo sa iyo ng mga tao na humadlang sa iyong pagpapalaganap ng mensahe ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), hanggang sa pagpasyahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang anumang hinggil sa kanila at hinggil sa iyo, dahil Siya, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Kataas-Taasan at '***Khayrul Hâkimeen***' – Pinakamabuti sa lahat ng tagahukom, dahil ang Kanyang paghuhukom ay Ganap at Makatarungan.



**XI – Surat Hûd**
**[Kabanata Hûd –**
(Si Propeta) Hûd عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Alif-Lãm-Râ* – ang mga titik na ito ng Alpabetong '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.' Ang mga talata ng Aklat na ito na ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) ay nasa kaganapan na walang pagkukulang at walang pagkakamali, at pagkatapos ay ipinaliwanag nang ganap ang hinggil

sa mga ipinag-uutos at ipinagbabawal, ipinahihintulot (‘*Halâl*’) at di-ipinahihintulot (‘*Harâm*’) na mula sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang ‘***Hakeem***’ – Ganap na Maalam sa pangangasiwa ng mga bagay, na ‘***Khabeer***’ – Ganap ang Kanyang Kagalingan na Nababatid Niya ang anumang magiging bunga nito.

**2.** Ang pagpapahayag ng Qur’ân at paglilinaw sa Kanyang batas at sa pagpapaliwanag nito nang ganap; ay upang hindi kayo sumamba ng iba kundi sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) lamang na Bukod-Tangi na walang katambal. Na ako para sa inyo, O kayong mga tao, ay tagapagbigay ng babala hinggil sa kaparusahan ng Allâh at tagapagdala ng magandang balita hinggil sa Kanyang gantimpala.

**3.** At hilingin ninyo sa Kanya na patawarin kayo sa inyong mga pagkakasala, at pagkatapos ay magbalik-loob kayo sa Kanya na mga nagsisipagsisi upang matamasa ninyo ang magandang kabuhayan dito sa daigdig hanggang sa pagdating ng nakatakdang panahon, at ipinagkakaloob Niya sa bawa’t may kaalaman at mabuting gawa ang kabuuan ng Kanyang gantimpala bilang kagandahang-loob. Subalit kapag kayo ay tumalikod sa katotohanan na kung saan kayo ay hinihikayat, samakatuwid, ako sa katotohanan ay natatakot para sa inyo na kayo ay parusahan ng masidhing kaparusahan sa Araw ng Muling Pagkabuhay. At ito ang matinding babala sa sinumang tumalikod sa mga Kautusan ng Allâh at hindi naniwala sa Kanyang mga Sugo.

**4.** Sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kayo ay magbabalik lahat pagkatapos ninyong mamatay, na kung kaya, matakot kayo sa Kanyang kaparusahan, dahil Siya ang ‘***Qadeer***’ – Ganap na Makapangyarihan sa pagbubuhay sa inyo na mag-uli, na kayo ay pagtitipun-tipunin at papagbabayarin.

**5.** Walang pag-aalinlangan, sila na mga walang pananampalataya ay kinikimkim nila sa kanilang mga puso ang pagtanggi; dahil sa iniisip nila na naililihim sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang anumang kanilang kinikimkim sa kanilang mga sarili. Hindi ba nila batid na kahit na takpan pa nila ang kanilang mga katawan ng kanilang mga kasuotan ay katiyakang walang anumang naililihim sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanilang mga itinatago at inilalantad? Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang ‘`***Aleem***’ – Ganap na Nakaaalam sa anumang kinikimkim ng kanilang mga kalooban na mga layunin at mga balakin.

**6.** Katiyakan, ginarantiyahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang kabuhayan ng lahat ng mga gumagapang sa ibabaw ng kalupaan bilang kagandahang-loob na mula sa Kanya, at batid Niya kung saan ito maninirahan



sa tanang buhay nito at saan ito patutungo pagkatapos nitong mamatay, at batid Niya kung saang lugar ito mamamatay. Ang lahat ng ito ay naitala sa Aklat sa malinaw na talaan na nasa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**7.** Siya ang Lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan at ang anumang mga nasa loob nito sa loob ng Anim na Araw. At ang Kanyang '`*Arsh*'[1] ay nasa ibabaw ng tubig bago pa likhain ang mga kalangitan at kalupaan, upang subukin kayo kung sino sa inyo ang higit na mabuti ang kanyang pagsunod at gawain, na ito ay ang anumang taimtim na ginagawa para lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na sang-ayon sa anumang ginawa ng Sugo ng Allâh (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ). At kapag sinabi mo, O Muhammad, sa kanila na mga (walang pananampalataya na) nagtatambal sa pagsamba sa Allâh mula sa iyong sambayanan: "*Katiyakan, kayo ay bubuhayin na mag-uli pagkatapos ninyong mamatay*," ay kaagad nilang sasabihin: "*Ang Qur'ân na binibigkas mo sa amin ay walang iba kundi isang malinaw na 'Sihr' (o salamangka)*."

**8.** At kapag inantala Namin sa kanila na mga walang pananampalataya ang kaparusahan hanggang sa itinakdang panahon, ay ipinamamadali nila ito na inip na inip sila, na katiyakan na kanilang sasabihin bilang pag-aalipusta at pagpapasinungaling: "*Ano ba ang pumipigil sa kaparusahang iyan para maganap kung iyan ay katotohanan?*" Dapat nilang mabatid sa araw na kapag dumating sa kanila ang kaparusahan ay walang sinuman ang maaaring makapipigil nito, at makukubkob sila ng kaparusahan dahil sa kanilang pang-iinsulto bago ito naganap.

**9.** At kapag pinagkalooban Namin ang tao ng Biyaya mula sa Amin, na katulad ng kalusugan o kapanatagan at iba pa, at pagkatapos ito ay Aming aalisin sa kanya, walang pag-aalinlangan na magiging matindi ang kanyang pagdadalamhati at panghihinayang sa Awa ng Allâh

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa.




bilang hindi pagtanaw ng utang na loob sa Biyaya ng Allâh na ipinagkaloob sa kanya.

**10.** At kapag ipinatikim Namin sa kanya ang sarap ng buhay dito sa daigdig at pinaluwag Namin sa kanya ang kabuhayan pagkatapos ng kahirapan, ay tiyak na kanyang sasabihin: "*Nawala na ang aking paghihirap at tapos na ang panahon ng aking pagdadalamhati,*" katiyakan, siya ay mayabang dahil sa mga biyayang ipinagkaloob sa kanya at labis ang kanyang pagmamayabang at pagmamataas sa mga tao.

**11.** Subalit ang mga yaong nagtiis sa anumang dumating sa kanila na mga kahirapan bilang paniniwala sa Allâh at paghahangad ng gantimpala mula sa Kanya, at gumawa sila ng mga kabutihan bilang pasasalamat sa mga Biyaya ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), ang para sa kanila ay kapatawaran sa kanilang pagkakasala at dakilang gantimpala sa Kabilang-Buhay.

**12.** Samakatuwid, O Muhammad, maaari bang talikuran mo ang ilan sa ipinahayag sa iyo at ipinag-utos, sa pamamagitan ng di pamamahayag ng mensahe nito dahil sa tindi ng nakikita mong pagtanggi mula sa kanila, at sisikip ang iyong dibdib dahil sa nangangamba ka na hihiling sila ng mga bagay sa iyo bilang pagmamaang-maangan o pagmamatigas, na katulad ng kanilang sasabihin: "*Bakit hindi na lang kayamanan ang ibinaba sa kanya, o di kaya ay dumating na kasama niya ang anghel na magpapatotoo sa kanyang mensahe?*" Na kung kaya, iparating mo sa kanila ang anumang ipinahayag Ko sa iyo, dahil sa katotohanang ang tungkulin mo lamang ay balaan sila sa anumang ipinahayag Ko sa iyo. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang '***Wakeel***' – Tagapangalaga at nangangasiwa sa lahat ng Kanyang mga nilalang.

**13.** O sinasabi ba nila na mga (walang pananampalataya na) nagtatambal sa pagsamba sa Allâh na mga taga-Makkah:[1] "*Katunayan,*

1 Na ito ay noong kapanahunan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), na mga 'Mushrikûn' pa ang karamihan na naninirahan doon.

*si Muhammad ay inimbento niya lamang itong Qur'ân?*" Sabihin mo sa kanila: "*Kung ang pangyayari ay katulad ng inyong mga inaangkin, samakatuwid ay magpakita kayo ng sampung kabanata na tulad ng Dakilang Qur'ân na mula sa inyong mga inimbento, at tawagin ninyo ang sinuman na kaya ninyong tawagin mula sa lahat ng nilikha ng Allâh upang tumulong sa inyo sa pagsagawa nito, kung kayo ay totoo sa inyong pag-aangkin.*"

**14.** Kapag hindi sila tumugon sa iyong paghamon, O Muhammad at sa sinumang naniwala sa iyo; dahil sa hindi nila kayang gawin ang lahat ng yaon, dapat nilang mabatid na ang Banal na Qur'ân sa katotohanan ay ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Sugo na ito ay mula sa Kanyang Kaalaman at hindi mula sa salita ng tao, at dapat ninyong mabatid na walang sinumang may karapatan at karapat-dapat na sambahin bukod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)! Na kung kaya, kayo ba pagkatapos ng lahat ng mga katibayang ito ay susuko na sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo bilang Muslim?

**15.** Sinuman ang naghahangad sa kanyang gawain para sa buhay lamang dito sa daigdig at ang kaligayahan nito ay ipagkakaloob Namin sa kanila ang mga bunga ng kanilang gawain nang ganap at sila ay hindi dadayain ni katiting sa kanilang makamundong kabayaran.

**16.** Sila ay wala nang anumang mapapala sa Kabilang-Buhay kundi Impiyernong-Apoy na malalasap nila ang lagablab nito, at mawawalan ng saysay para sa kanila ang anuman na kanilang nagawa dahil sa ang kanilang mga gawain ay mali, sapagka't ito ay hindi nila ginawa nang alang-alang lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**17.** Siya (Muslim) ba na nanindigan sa malinaw na katibayan na mula sa kanyang '*Rabb*,'[1] na ito ay kanyang pinaniniwalaan at siya ay nag-aanyaya tungo rito sa pamamagitan ng Rebelasyon na roon ay ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang malinaw na katibayan at sinunod ito, na ang isa pang malinaw na katibayan na tumitestigo rito ay si Anghel Jibril (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) o di kaya ay si Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), at ito ay sinuportahan pa ng pangatlong katibayan na nauna kaysa sa Qur'ân, na ito ay ang '*Tawrah*' na ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) upang maging panuntunan at bilang awa sa sinumang naniwala rito, ay katulad ba ito ng sinuman na ang hangarin lamang ay makamundong buhay na may katapusan ang kinang nito?

Samakatuwid, sila ang mga yaong pinapaniwalaan ang Qur'ân na ito, at tinupad ang mga kautusan nito,

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



na kung kaya, sinuman ang hindi naniniwala sa Qur'ân na kabilang mula sa mga grupo ng lumabag sa Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (ﷺ), ang kabayaran ng kanilang ginawa ay Impiyernong-Apoy, na walang pag-aalinlangan na sila ay mapupunta roon.

Na kung kaya, huwag kang mag-aalinlangan hinggil sa Qur'ân, na ito ay mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) pagkatapos tumestigo para rito ang mga palatandaan at mga katibayan, at dapat mong mabatid na ang '*Deen*' o Relihiyon na ito ay katotohanan na nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,' subalit ang karamihan sa mga tao ay hindi naniniwala at hindi tumutupad sa mga kautusan para sa kanila.

**18.** At sino pa ba ang higit na masama kaysa sa sinumang nag-imbento ng kasinungalingan laban sa Allâh? Sila ay ihaharap sa kanilang '*Rabb*' sa Araw ng Muling Pagkabuhay; upang sila ay hatulan sa kanilang mga gawa, at sasabihin ng mga testigo na mga anghel, mga Propeta at iba pa: "*Sila ang mga yaong nagsinungaling laban sa kanilang 'Rabb' sa daigdig.*" Walang pag-aalinlangan! Kinamuhian sila ng Allâh at patuloy ang pagsumpa ng Allâh sa kanila; sapagkat ang kanilang pagiging masama ay isang katangian na naging likas na sa kanila.

**19.** Yaong mga pinipigilan ang mga tao sa Daan ng Allâh tungo sa pagsamba sa Kanya, at hinahangad nila na maging baluktot ang Daan na ito ayon sa kanilang kagustuhan, ay sila ang mga yaong hindi naniniwala sa Kabilang-Buhay at hindi naniniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli at Paghuhukom.

**20.** Kailanman, sila na mga walang pananampalataya ay hindi nila matatakasan ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dito sa daigdig, at walang sinumang makatutulong sa kanila upang pigilin para sa kanila ang Kanyang kaparusahan. Dodoblehin sa kanila ang kaparusahan sa Impiyerno; dahil sa hindi nila nakayanang pakinggan ang Dakilang Qur'ân nang may

kapakinabangan, o di kaya ay makita man lamang ang mga palatandaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dito sa daigdig nang makatotohanang pagsusuri; dahil sa kanilang pagiging abala sa kanilang pagtanggi at mga paglabag, na sila ay doon na mananatili.

**21.** Sila ang yaong ipinahamak ang kanilang mga sarili dahil sa kanilang pagsisinungaling laban sa Allâh, at naglaho ang anuman na kanilang inimbento na mga sinasamba bukod sa Allâh, na inaangkin nilang ito ang magtatanggol sa kanila.

**22.** Katotohanan, sila sa Kabilang-Buhay ang pinakatalunan sa lahat ng tao sa pakikipagkalakalan, dahil sa ipinagpalit nila ng hamak na antas ng Impiyerno ang mga matataas na antas ng *'Al-Jannah,'*[1] dahil sa sila ay nasa Impiyerno at ito ang napakalinaw na pagkatalo.

**23.** Katiyakan, ang mga yaong naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo, at gumawa ng mga mabubuting gawa, at nagpakumbaba sa anumang pag-uutos at anumang pagbabawal, sila ang mga maninirahan sa *'Al-Jannah',* na hindi sila mamamatay pa roon at sila ay mananatili roon magpasawalang-hanggan.

**24.** Ang kahalintulad ng dalawang grupo: ang walang pananampalataya at ang grupo ng may pananampalataya ay katulad ng bulag na hindi nakakakita at bingi na hindi nakakarinig sa nakakakita at nakakarinig: ang grupo ng walang pananampalataya ay hindi nakakakita sa katotohanan upang ito ay kanyang sundin at hindi niya naririnig ang nag-aanyaya sa kanya tungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang siya ay magpagabay, subalit ang grupo ng may pananampalataya ay tiyak na nakikita ang mga katibayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at naririnig ang nag-aanyaya sa kanya tungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ito ay kanyang tinugunan, maaari ba na magkaparehas ang dalawang grupong ito? At kung gayon hindi ba kayo nakauunawa at nakaiintindi?

**25.** At katiyakan, ipinadala Namin si Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) tungo sa kanyang sambayanan at sinabi sa kanila: "*Katiyakan, ako ay babala sa inyo mula sa kaparusahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *at naglilinaw sa anumang mensahe na dala-dala ko para sa inyo, na mga ipinag-uutos ng Allâh at Kanyang ipinagbabawal.*"

**26.** "*Inuutusan ko kayo na huwag sumamba ng iba kundi sa Allâh lamang, at katotohanan na ako ay nangangamba sa inyo hinggil sa matinding kaparusahan ng Allâh kung hindi ninyo sasambahin ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi.*"

**27.** At sinabi ng mga pinuno ng mga walang pananampalataya mula

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.


سُورَةُ هُودٍ الجُزْءُ الثَّانِي عَشَرَ

وَيَٰقَوۡمِ لَآ أَسۡـَٔلُكُمۡ عَلَيۡهِ مَالًاۖ إِنۡ أَجۡرِيَ إِلَّا عَلَى ٱللَّهِۚ وَمَآ أَنَا۠
بِطَارِدِ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْۚ إِنَّهُم مُّلَٰقُواْ رَبِّهِمۡ وَلَٰكِنِّيٓ أَرَىٰكُمۡ قَوۡمٗا
تَجۡهَلُونَ ٢٩ وَيَٰقَوۡمِ مَن يَنصُرُنِي مِنَ ٱللَّهِ إِن طَرَدتُّهُمۡۚ أَفَلَا
تَذَكَّرُونَ ٣٠ وَلَآ أَقُولُ لَكُمۡ عِندِي خَزَآئِنُ ٱللَّهِ وَلَآ
أَعۡلَمُ ٱلۡغَيۡبَ وَلَآ أَقُولُ إِنِّي مَلَكٞ وَلَآ أَقُولُ لِلَّذِينَ تَزۡدَرِيٓ
أَعۡيُنُكُمۡ لَن يُؤۡتِيَهُمُ ٱللَّهُ خَيۡرًاۖ ٱللَّهُ أَعۡلَمُ بِمَا فِيٓ أَنفُسِهِمۡ إِنِّيٓ
إِذٗا لَّمِنَ ٱلظَّٰلِمِينَ ٣١ قَالُواْ يَٰنُوحُ قَدۡ جَٰدَلۡتَنَا فَأَكۡثَرۡتَ جِدَٰلَنَا
فَأۡتِنَا بِمَا تَعِدُنَآ إِن كُنتَ مِنَ ٱلصَّٰدِقِينَ ٣٢ قَالَ إِنَّمَا
يَأۡتِيكُم بِهِ ٱللَّهُ إِن شَآءَ وَمَآ أَنتُم بِمُعۡجِزِينَ ٣٣ وَلَا يَنفَعُكُمۡ
نُصۡحِيٓ إِنۡ أَرَدتُّ أَنۡ أَنصَحَ لَكُمۡ إِن كَانَ ٱللَّهُ يُرِيدُ أَن
يُغۡوِيَكُمۡۚ هُوَ رَبُّكُمۡ وَإِلَيۡهِ تُرۡجَعُونَ ٣٤ أَمۡ يَقُولُونَ ٱفۡتَرَىٰهُۖ
قُلۡ إِنِ ٱفۡتَرَيۡتُهُۥ فَعَلَيَّ إِجۡرَامِي وَأَنَا۠ بَرِيٓءٞ مِّمَّا تُجۡرِمُونَ ٣٥
وَأُوحِيَ إِلَىٰ نُوحٍ أَنَّهُۥ لَن يُؤۡمِنَ مِن قَوۡمِكَ إِلَّا مَن قَدۡ ءَامَنَ
فَلَا تَبۡتَئِسۡ بِمَا كَانُواْ يَفۡعَلُونَ ٣٦ وَٱصۡنَعِ ٱلۡفُلۡكَ بِأَعۡيُنِنَا
وَوَحۡيِنَا وَلَا تُخَٰطِبۡنِي فِي ٱلَّذِينَ ظَلَمُوٓاْ إِنَّهُم مُّغۡرَقُونَ ٣٧

٢٢٥

sa kanyang sambayanan: *"Ikaw sa katotohanan ay hindi anghel kundi ikaw ay tao lamang, na kung kaya, paano nangyari na ikaw ay pinagkalooban ng Rebelasyon at hindi kami? At wala kaming nakikita na sumusunod sa iyo kundi ang mga yaong mababang uri mula sa amin at sinunod ka nila nang hindi nila ginagamit ang kanilang pag-iisip, at hindi namin nakikita na nalalamangan ninyo kami sa kabuhayan at kayamanan, noong pinasok ninyo ang 'Deen' o Relihiyong ito, sa halip ay naniniwala kami na kayo ay nagsisinungaling sa inyong pag-aangkin."*

**28.** Sinabi ni Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): *"O aking sambayanan! Sabihin nga ninyo sa akin, kung ako ba ay nagtatangan ng malinaw na katibayan mula sa aking 'Rabb,' sa anumang dala-dala ko sa inyo na mensahe mula sa Kanya na nagpapatunay na ako ay nasa katotohanan, at pinagkalooban Niya ako ng Awa mula sa Kanya, na ito ay ang aking pagiging Propeta at Sugo, subalit ito ay inilihim sa inyo dahil sa inyong kamangmangan at inyong kayabangan. Maaari kayang pilitin ko kayo na sumunod kahit kayo ay tumatanggi at kinamumuhian ito? Hindi namin ito gagawin bagkus ay ipauubaya namin sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *ang anumang pangyayari hinggil sa inyo hanggang sa magpasya ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *ng anuman na Kanyang nais para sa inyo."*

**29.** Sinabi ni Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: *"O aking sambayanan! Hindi ako humihiling sa inyo hinggil sa aking iniaanyaya sa inyo na Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at sa taos-pusong pagsamba lamang sa Kanya ng anumang kayamanan na ibibigay ninyo sa akin kapag kayo ay naniwala, subalit ang gantimpala ng aking pagpapayo sa inyo ay sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *lamang nagmumula, at hindi maaaring ipagtabuyan ko ang mga naniwala, dahil katiyakan na makakatagpo nila ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na kanilang 'Rabb' sa Araw ng Muling Pagkabuhay, subalit ang nakikita*

*ko sa inyo, kayo ay mga tao na mga mangmang; dahil sa pag-uutos ninyo sa akin na ipagtabuyan ang mga taong malalapit sa Allâh at ilayo ko sila sa akin.*"

**30.** "*O aking sambayanan! Sino ang tutulong sa akin sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *kapag pinarusahan Niya ako dahil sa aking pagtataboy sa mga mananampalataya? Hindi ba ninyo sinusuri-suri ang mga bagay-bagay upang gawin ninyo ang anumang kapaki-pakinabang at nakabubuti sa inyo?*

**31.** "*At hindi ko sinasabi sa inyo na ako ay may kapangyarihan na panghimasukan ang mga Kabuhayan na nagmumula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *ni sinasabing ako ay may kaalaman hinggil sa 'Ghayb' o mga bagay na lihim; ni sinasabing ako ay nagmula sa mga anghel, at hindi ko rin sinasabi sa kanila na inyong mga minamaliit na tinatawag ninyong mahihinang mananampalataya na: kailanman ay hindi kayo pagkakalooban ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ng gantimpala sa inyong mga gawain, dahil ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang Bukod-Tangi na Ganap na Nakaaalam sa anuman na nasa kanilang mga kalooban at mga puso, at kapag ito ay aking ginawa, samakatuwid, magiging kabilang ako sa kanila na mga masasama na ipinahamak ang kanilang mga sarili at ipinahamak nila ang iba.*"

**32.** Sinabi nila: "*O Nûh! Sa katunayan, ikaw ay nakipagtalo sa amin at labis na ang iyong pakikipagtalo, na kung kaya, dalhin mo na rito ang ipinapangako mong kaparusahan kung ikaw ay totoo sa iyong pag-aangkin.*"

**33.** Sinabi ni Nûh sa kanyang sambayanan: "*Katiyakan, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *Siya lamang ang Bukod-Tanging magpaparating ng kaparusahan sa inyo kung ito ay Kanyang nanaisin, at hindi kayo makatatakas kapag ninais Niya ang pagpaparusa sa inyo; dahil Siya lamang, sa katotohanan ang hindi mapipigilan sa anumang Kanyang kagustuhan dito sa kalupaan at gayundin sa kalangitan.*"

**34.** "*At hindi magiging kapaki-pakinabang sa inyo ang aking pagpapayo at ang aking pagsusumikap na pag-aanyaya sa inyo tungo sa paniniwala kapag ninais ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na kayo ay iligaw at ipahamak, dahil Siya lamang ang Nagmamay-ari sa inyo at sa Kanya lamang kayo ibabalik sa Kabilang-Buhay para sa Paghuhukom at Pagbabayad.*"

**35.** O di kaya ay sinasabi ba ng mga walang pananampalataya mula sa sambayanan ni Nûh: "*Inimbento ni Nûh ang salitang ito?*" Sabihin mo sa kanila: "*Kung ito ay aking inimbento laban sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)



*ay sa akin lamang ang pagkakasala nito – ako ang mananagot nito, subalit kung ako ay totoo at inosente sa lahat ng inyong mga ibinibintang ay kayo naman ang ituturing na masasama at mga makasalanan, at ako ay ligtas sa ginawa ninyong pagtanggi, pagpapasinungaling at pagiging masama."*

**36.** At ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Nûh noong napatunayan, na ang kanyang sambayanan ay karapat-dapat sa parusa: *"Katiyakan, wala nang sinuman ang maniniwala sa Allâh mula sa kanila maliban sa sinumang naniwala noon, na kung kaya, huwag kang malungkot, O Nûh, sa anuman na kanilang ginagawa."*

**37.** *"Gawin mo ang Arka sa pamamagitan ng Aming Pagmamasid at ayon sa Aming Rebelasyon, at huwag mo nang hilingin pa sa Akin na iantala Ko ang kaparusahan sa kanila na mga masasama mula sa iyong sambayanan dahil sa kanilang pagtanggi, walang pag-aalinlangan, sila ay malulunod sa pamamagitan ng delubyo o dakilang baha."*

Dito sa '*Âyah*' o talatang ito, ang patunay na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay mayroong Mata ayon sa Kanyang Kamaharlikaan (at Kaluwalhatian), na walang kahalintulad na alinman.

**38.** At habang ginagawa niya ang Arka, sa tuwing dumaraan sa kanya ang grupo ng mga matataas na tao mula sa kanyang sambayanan ay kanila siyang kinukutya, na sinabi naman ni Nûh sa kanila: *"Kung kinukutya ninyo kami ngayon dahil sa hindi ninyo alam ang katotohanan hinggil sa pangako ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, walang pag-aalinlangan ay kukutyain din namin kayo pagdating ng inyong pagkalunod na katulad ng pangungutya ninyo sa amin."*

**39.** *"At walang pag-aalinlangang malalaman ninyo kapag dumating ang pasya ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*; kung kanino ipararanas ang parusa ng Allâh dito sa daigdig na pagpapahamak, at magaganap sa kanya ang walang hanggang*

*masidhing kaparusahan sa Kabilang-Buhay."*

**40.** Na kung kaya, nagpatuloy sa ganoong kahibangan hanggang sa dumating ang Aming kautusan na puksain sila na katulad ng ipinangako Namin kay Nûh, at bumulwak ang malakas na tubig mula sa '*Tannur*' (lugar na pagawaan ng tinapay o pugon) bilang tanda ng pagdating ng kaparusahan hanggang kumalat sa kalupaan, at sinabi Namin kay Nûh: "*Dalhin mo sa Arka mula sa bawa't uri ng hayop ang dalawang magkaparis at isama mo rin doon ang iyong pamilya – maliban sa kanya na nauna na ang pasya dahil sa hindi siya naniwala sa Allâh, na katulad ng kanyang isang anak at saka ang kanyang asawa – at isama mo rin doon sa Arka ang sinumang naniwala sa iyo mula sa iyong sambayanan. At walang sinuman ang naniwala sa kanya kundi kakaunti lamang, kahit na ganoon pa katagal ang pananatili ni Nûh sa kanila."*

**41.** At sinabi ni Nûh sa sinumang naniwala sa kanya: "*Sumakay kayo sa Arka: sa Ngalan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ito ay lulutang sa tubig at sa Ngalan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ito ay dadaong at titigil sa paglayag nito. Katiyakan, ang aking 'Rabb,' Siya ang '**Ghafour**' – Ganap na Mapagpatawad sa kasalanan ng sinumang nagsisi at nagbalik-loob sa Kanya mula sa Kanyang mga alipin, na '**Raheem**' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila na hindi sila pinaparusahan pagkatapos ng kanilang pagsisisi."*

**42.** At samantalang inilalayag sila nito mula sa kalagitnaan ng mga naglalakihang alon na kasing-taas ng mga bundok, at tinawag ni Nûh ang kanyang anak na inilayo nito ang kanyang sarili mula sa mga mananampalataya, at sinabi sa kanya: "*O aking anak, sumakay ka na sa Arka kasama sa amin at huwag kang sumama sa mga walang pananampalataya dahil malulunod ka."*

**43.** Sinabi ng anak ni Nûh: "*Ililigtas ko ang aking sarili sa pamamagitan ng pagpunta roon sa bundok upang ako ay mapalayo sa tubig, at mailigtas mula sa pagkalunod."* Tinugunan siya ni Nûh: "*Walang sinuman na maliligtas mula sa kagustuhan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *at Kanyang pagpasya na mangyari ang pagkalunod at pagkawasak sa Kanyang mga nilikha maliban sa sinuman ang kinaawaan ng Allâh, na kung kaya, maniwala ka na at sumakay ka na sa Arka na kasama namin."* At humarang na pagkatapos nito sa pagitan ng mag-ama ang matataas na alon, kung kaya, napasama na siya sa mga nalunod at namatay.

**44.** At sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kalupaan, pagkawasak ng



sambayanan ni Nûh: *"O kalupaan! Sipsipin mo ang tubig mo, at O kalangitan! Itigil mo ang ulan."* At humupa ang tubig, at naganap ang itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na pagkawasak sa sambayanan ni Nûh at dumaong ang Arka sa bundok ng *'Al-Jûdi',* at sinabi: *"Kapahamakan at sumpa sa mga taong masasama na lumabag sa batas ng Allâh at hindi naniwala."*

**45.** At nanawagan si Nûh sa kanyang *'Rabb'*[1] at sinabi: *"O aking 'Rabb!' Katiyakang ipinangako Mo sa akin na ililigtas Mo ako at ang aking pamilya mula sa pagkalunod at pagkawasak, at katotohanan na ang aking anak ay kabilang sa aking pamilya, at tunay na ang Iyong pangako ay totoo, at Ikaw ang '**Ahkamul Hâkimeen**' – Pinakamatarungan sa lahat ng makatarungan."*

**46.** Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): *"O Nûh, ang anak mo na namatay ay di-kabilang sa pamilya mo na ipinangako Ko sa iyo na Aking ililigtas; dahil sa kanyang di-pananampalataya at ang kanyang gawain ay kawalang-katarungan (masama), at katiyakan na pinagbabawalan kita na hilingin sa Akin ang bagay na wala kang kaalaman, katiyakang pinapayuhan kita upang hindi ka mapabilang sa mga mangmang sa paghiling mo sa Akin hinggil diyan."*

**47.** Sinabi ni Nûh: *"O aking 'Rabb!' Hinihingi ko ang kalinga Mo at ang Iyong pangangalaga mula sa hiniling ko sa Iyo na wala akong kaalaman, at kapag hindi Mo pinatawad ang aking pagkakasala, at hindi Mo ako pagka-kalooban ng Awa ay mapapabilang ako sa mga talunan at hinamak ang kanilang mga sarili."*

**48.** Sinabi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): *"O Nûh! Bumaba ka mula sa Arka tungo sa kalupaan na nasa kaligtasan at kapayapaan mula sa Amin, at ang mga biyaya ay sumaiyo at sa mga tao*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*na kasama mo. Subalit mayroong mga tao at mga grupo na mula sa mga talunan na pagkakalooban (din) Namin sila ng kasiyahan ng buhay dito sa daigdig, hanggang sa marating nila ang dulo ng kanilang buhay, pagkatapos ay ipalalasap Namin sa kanila ang matinding kaparusahan mula sa Amin sa Araw ng Muling Pagkabuhay."*

**49.** Iyan ang kuwento na Aming isinalaysay sa iyo, O Muhammad, hinggil sa kuwento ni Nûh at ng kanyang sambayanan, na kabilang sa mga kuwento ng '*Ghayb*' – kabilang sa kuwento ng mga nakaraan na hindi mo nasaksihan, na Aming ipinahayag sa iyo, na wala kang kaalaman, ikaw at ang iyong sambayanan, bago naganap ang pagkakapahayag na ito.

Na kung kaya, tiisin mo ang pagpapasinungaling ng iyong sambayanan at ang kanilang pananakit sa iyo, na katulad ng pagtitiis ng mga naunang mga Propeta.

Katiyakan, ang magandang hantungan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay ay para lamang sa mga may takot sa Allâh sa pamamagitan ng pagsunod sa lahat ng mga ipinag-uutos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pag-iwas sa lahat ng Kanyang mga ipinagbabawal.

**50.** At sa sambayanan ni `Âd, Aming ipinadala sa kanila ang kanilang kapatid na si Hûd (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), na sinabi sa kanila: *"O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nang bukod-tangi at walang sinuman sa inyo ang karapat-dapat na sumamba sa iba kundi sa Kanya lamang, na kung kaya, sambahin ninyo Siya nang taos-puso. Walang pag-aalinlangan na pagsisinungaling at pag-iimbento lamang ang ginagawa ninyong pagtatambal sa pagsamba sa Kanya."*

**51.** *"O aking sambayanan! Wala akong hinihiling sa inyo bilang kabayaran sa paghihikayat ng pagsamba nang taimtim na bukod-tangi na para lamang sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at pag-iwas sa pagsamba ng mga diyus-diyusan, dahil ang aking gantimpala sa pag-aanyaya ko sa inyo ay nagmumula lamang sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Siyang Lumikha sa akin. Na kung kaya, hindi ba kayo nakaiintindi kung gayon, nang sa gayon ay mabatid ninyo ang pagkakaiba ng katotohanan sa kamalian?"*

**52.** *"At O aking sambayanan! Humingi kayo ng kapatawaran sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng paniniwala ninyo sa Kanya at magbalik-loob kayo sa Kanya sa pamamagitan ng pagsisisi sa mga nagawa ninyong kasalanan, at kapag ito ay inyong ginawa, magpapadala sa inyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ng masaganang ulan*



*na magkakasunud-sunod, upang lumaganap nang masagana ang kabutihan, at makaragdag ito ng lakas sa inyong lakas sa pamamagitan ng dami ng inyong lahi at sa pagkakasunud-sunod na mga biyaya sa inyo, at huwag ninyong talikuran ang paanyaya ko sa inyo na magpumilit kayo sa inyong mga masasamang gawain."*

**53.** Sinabi nila: *"O Hûd! Wala kang katibayan hinggil sa dinala mo sa amin bilang pagpapatunay na totoo ang iyong paanyaya, at hindi namin iiwan ang mga diyus-diyusan na aming mga sinasamba dahil lamang sa iyong sinasabi at hindi kami naniniwala sa mga pag-aangkin mo."*

**54-55.** Ang masasabi lamang namin ay ipinaranas sa iyo ang sumpa ng ilan sa aming mga diyus-diyusan na sinasamba kaya ka nasiraan ng kaisipan dahil sa pagbabawal mo na sambahin ang mga ito. Kanyang sinabi sa kanila: *"Pinasasaksi ko ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa anuman na aking sinasabi at pinasasaksi ko kayo na ako ay walang pananagutan sa anumang itinatambal ninyo na sinasamba bukod sa Allâh, na mga rebulto, na kung kaya, maghanap kayo at gawin na ninyo ang anuman na inyong kakayahan, kayo at ang mga inaangkin ninyo na mga sinasamba upang ipahamak ako, pagkatapos ay huwag ninyong iaantala nang kahit na isang kisap-mata."*

Ito ang patunay na si Propeta Hûd ay ganap ang pagtitiwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na walang anumang maaaring mangyari sa kanya na kapinsalaan na magmumula sa kanila at kahit sa kanilang mga sinasamba na mga diyus-diyusan.

**56.** *"Katiyakan na ipinauubaya ko ang aking sarili sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aking 'Rabb' at inyong 'Rabb'*[1] *na Nagmamay-ari ng lahat ng bagay at Nangangasiwa nito, na kung kaya, walang anuman ang maaaring mangyari sa akin maliban sa Kanyang kagustuhan, at Siya ang*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay! Walang anumang bagay na gumagapang sa ibabaw ng kalupaan kundi bukod-tangi na Pagmamay-ari lamang ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*, at ito ay nasa ilalim ng Kanyang Kapangyarihan at Pangangasiwa.*

*"Katiyakan, ang aking 'Rabb' ang Siyang nasa Matuwid na Landas, na Siya ang Ganap na Makatarungan sa Kanyang pagpapasya sa Kanyang Batas at sa Kanyang Kautusan, at tinutumbasan Niya ng kabutihan ang sinumang gumagawa ng kabutihan at pinaparusahan Niya ang sinumang gumagawa ng kasamaan.*

**57.** *"Na kung kaya, kung tatanggihan ninyo ang paghihikayat ko sa inyo tungo sa Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at taimtim na pagsamba lamang sa Kanya ay walang pag-aalinlangan na naiparating ko na sa inyo ang mensahe ng aking 'Rabb' na para sa inyo, naipamalas ko na ang malinaw na katibayan, at dahil sa hindi kayo naniwala sa Allâh ay pupuksain Niya kayo at magpapalitaw Siya ng ibang tao na papalit sa inyo sa inyong mga tahanan at sa inyong mga kayamanan, na sila ay dalisay ang kanilang pagsamba sa Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at wala kayong anumang magagawa laban sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*. Katiyakan, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aking 'Rabb' ang '**Hafeedz**' – Ganap na Tagapangalaga sa lahat ng bagay, na kung kaya, ililigtas Niya ako mula sa anumang masama ninyong balakin."*

**58.** At nang dumating ang Aming kautusan na parusahan ang sambayanan ni Hûd ay iniligtas Namin si Hûd at ang mga mananampalataya na naniwala sa kanya bilang Kagandahang-Loob at Awa Namin sa kanila, at iniligtas Namin sila mula sa matinding parusa na Aming iginawad kina `Âd at sa kanyang mga tagasunod, hanggang sa wala nang makikita kundi ang kanilang mga tahanan na lamang.

**59.** Ganoon ang nangyari sa sambayanan ni `Âd na nilabag nila ang mga talata ng Allâh at sinuway nila ang Kanyang mga Sugo, at ang sinunod lamang nila ay ang kautusan ng lahat ng nagmataas laban sa Allâh na hindi tumatanggap ng katotohanan at hindi nagpapakumbaba.

**60.** At nangyari sa kanila ang sumpa rito sa daigdig mula sa Allâh at pagkamuhi sa Araw ng Muling Pagkabuhay. Katiyakan! Walang pag-aalinlangang ang sambayanan ni `Âd ay tumanggi sa kanilang '*Rabb*' at pinasinungalingan ang Kanyang mga Sugo. Na kung kaya, hinamak ang sambayanan ni `Âd na kabilang sa sambayanan ni Hûd



at malayung-malayo na sila sa Awa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang pagsamba ng iba bukod sa Allâh at pagbabalewala nila sa biyaya ng kanilang '*Rabb*.'

**61.** At ipinadala Namin sa sambayanan ni Thamoud ang kanilang kapatid na si Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at kanyang sinabi sa kanila: "*O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi na walang katambal, at maging taimtim kayo sa pagsamba sa Kanyang Kaisahan, dahil walang pag-aalinlangan, wala kayong ibang 'ilâh' (diyos na sinasamba) o bukod-tangi na may karapatan at karapat-dapat na sambahin bukod sa Kanya, Siya ang Lumikha sa inyo sa unang paglikha na mula sa lupa dahil sa nilikha Niya ang inyong ama na si Âdam mula rito, at ginawa Niya na kayo ay manahan (manirahan) doon, na kung kaya, hilingin ninyo sa Kanya ang kapatawaran sa inyong mga pagkakasala at magbalik-loob kayo sa Kanya sa pamamagitan ng taos-pusong pagsisisi. Katiyakang ang aking 'Rabb' ay napakalapit (sa pamamagitan ng Kanyang Ganap at Walang-Hanggang Kaalaman) sa sinumang taimtim ang kanyang pagsamba sa Kanya, at nagnanais na malinis ang kanyang sarili na tumutugon sa kanya kapag siya ay nangangailangan.*"

**62.** Sinabi ng sambayanan ni Thamoud sa kanilang Propeta na si Sâleh: "*Katiyakan, kami ay umaasa na ikaw ay maging pinuno para sa amin na sinusunod noong bago mo sabihin ang bagay na iyan sa amin, pagbabawalan mo ba kami na sambahin ang mga diyus-diyusan na sinamba ng aming mga ninuno? At kami sa katunayan ay may pag-aalinlangan sa anumang hinihikayat mo sa amin tungo sa pagsamba sa Kaisahan ng Allâh.*"

**63.** Sinabi ni Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: "*O Aking sambayanan! Sabihin nga ninyo sa akin, kung ako ay mayroong malinaw na katibayan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), *at pinagkalooban Niya ako ng biyaya bilang pagka-*

*Propeta, sino ang may kakayahan na iligtas ako mula sa kaparusahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *kapag Siya ay aking nilabag at hindi ko ipinarating ang Kanyang mensahe at hindi ako nagbigay ng pagpapayo sa inyo? Subalit wala kayong naidaragdag sa akin kundi pagkaligaw at pagkalayo mula sa kabutihan.*"

**64.** "*At O aking sambayanan! Ito ay babaing-kamelyo ng Allâh na ginawa Niya para sa inyo bilang katibayan at palatandaan, na nagpapatunay na ako ay totoo sa aking paghihikayat sa inyo, na kung kaya, pabayaan ninyo ito na manginain sa kalupaan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *dahil hindi naman kayo ang nagkakaloob ng kabuhayan nito, huwag ninyong pakialaman at patayin sa pamamagitan ng pagsaksak dahil kapag ito ay ginawa ninyo, hindi magtatagal ay pupuksain kayo ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng Kanyang masidhing kaparusahan.*"

**65.** Subalit hindi sila naniwala kay Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at pinatay nila ang babaing-kamelyo, kaya sinabi sa kanila ni Sâleh: "*Magpakasaya na kayo sa inyong mga sarili sa inyong mga bahay nang tatlong araw dahil pagkatapos nito ay darating sa inyo ang kaparusahan, at ito ay pangako ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na walang kasinungalingan at tiyak na magaganap.*"

**66.** At nang dumating ang Aming Kautusan na pagpuksa sa sambayanan ni Thamoud ay iniligtas Namin si Sâleh at ang mga yaong naniwala sa kanya mula sa pagkahamak dahil sa Aming Awa sa kanila. At iniligtas Namin sila sa kapahamakan at kahihiyan. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,' O Muhammad, Siya ay '***Al-Qawee***' – ang Ganap na Malakas, na '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan, at bilang Lakas Niya at Kapangyarihan ay pinuksa Niya ang mga naunang naghimagsik na mga tao, at iniligtas Niya ang mga Sugo at ang kanilang mga tagasunod.

**67.** At dumating sa sambayanan ni Thamoud na mga masasama ang napakalakas na ingay, na kung kaya, sila ay nakahandusay na mga bangkay na nakasubsob ang kanilang mga mukha na walang anumang buhay sa kanilang mga tahanan.

**68.** Na katulad ng napakabilis nilang pagkamatay ay parang hindi man lamang sila nabuhay noon doon. Katiyakan! Walang pag-aalinlangan na ang sambayanan ni Thamoud ay nilabag ang mga talata ng kanilang '*Rabb*' at mga katibayan. Na kung kaya, napakalayo na ng sambayanan ni Thamoud at itinakwil mula sa Awa ng Allâh, samakatuwid, napakasama ng kanilang naging kapalaran at napakahamak nila.




قَالَتْ يَٰوَيْلَتَىٰٓ ءَأَلِدُ وَأَنَا۠ عَجُوزٌ وَهَٰذَا بَعْلِي شَيْخًاۖ إِنَّ هَٰذَا
لَشَيْءٌ عَجِيبٌ ٧٢ قَالُوٓاْ أَتَعْجَبِينَ مِنْ أَمْرِ ٱللَّهِۖ رَحْمَتُ ٱللَّهِ
وَبَرَكَٰتُهُۥ عَلَيْكُمْ أَهْلَ ٱلْبَيْتِۚ إِنَّهُۥ حَمِيدٌ مَّجِيدٌ ٧٣ فَلَمَّا ذَهَبَ
عَنْ إِبْرَٰهِيمَ ٱلرَّوْعُ وَجَآءَتْهُ ٱلْبُشْرَىٰ يُجَٰدِلُنَا فِي قَوْمِ لُوطٍ ٧٤
إِنَّ إِبْرَٰهِيمَ لَحَلِيمٌ أَوَّٰهٌ مُّنِيبٌ ٧٥ يَٰٓإِبْرَٰهِيمُ أَعْرِضْ عَنْ هَٰذَآۖ إِنَّهُۥ
قَدْ جَآءَ أَمْرُ رَبِّكَۖ وَإِنَّهُمْ ءَاتِيهِمْ عَذَابٌ غَيْرُ مَرْدُودٍ ٧٦ وَلَمَّا
جَآءَتْ رُسُلُنَا لُوطًا سِيٓءَ بِهِمْ وَضَاقَ بِهِمْ ذَرْعًا وَقَالَ هَٰذَا
يَوْمٌ عَصِيبٌ ٧٧ وَجَآءَهُۥ قَوْمُهُۥ يُهْرَعُونَ إِلَيْهِ وَمِن قَبْلُ كَانُواْ
يَعْمَلُونَ ٱلسَّيِّـَٔاتِۚ قَالَ يَٰقَوْمِ هَٰٓؤُلَآءِ بَنَاتِي هُنَّ أَطْهَرُ لَكُمْۖ
فَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَلَا تُخْزُونِ فِي ضَيْفِيٓۖ أَلَيْسَ مِنكُمْ رَجُلٌ رَّشِيدٌ ٧٨
قَالُواْ لَقَدْ عَلِمْتَ مَا لَنَا فِي بَنَاتِكَ مِنْ حَقٍّ وَإِنَّكَ لَتَعْلَمُ مَا نُرِيدُ ٧٩
قَالَ لَوْ أَنَّ لِي بِكُمْ قُوَّةً أَوْ ءَاوِيٓ إِلَىٰ رُكْنٍ شَدِيدٍ ٨٠ قَالُواْ
يَٰلُوطُ إِنَّا رُسُلُ رَبِّكَ لَن يَصِلُوٓاْ إِلَيْكَۖ فَأَسْرِ بِأَهْلِكَ بِقِطْعٍ
مِّنَ ٱلَّيْلِ وَلَا يَلْتَفِتْ مِنكُمْ أَحَدٌ إِلَّا ٱمْرَأَتَكَۖ إِنَّهُۥ مُصِيبُهَا
مَآ أَصَابَهُمْۚ إِنَّ مَوْعِدَهُمُ ٱلصُّبْحُۚ أَلَيْسَ ٱلصُّبْحُ بِقَرِيبٍ ٨١



**69.** At katiyakan, dumating ang mga anghel kay Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) na may magandang balita para sa kanya at sa kanyang asawa, na siya ay magkakaroon ng anak na magngangalang Ishâq (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) at si Ishâq naman ay magkakaroon ng anak na si Ya`qûb (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), at kanilang sinabi (ng mga anghel): "*Salâm – Kapayapaan ay sumainyo*," kanyang sinabi bilang pagtugon sa kanilang pagsabi: "*Salâm – Kapayapaan ay sumainyo* (*rin*)," at pagkatapos siya ay umalis nang dali-dali at dala-dala niya sa kanyang pagbalik ang inihaw na matabang guya upang sila ay pakainin mula rito.

**70.** Nang makita ni Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) na hindi nila ginagalaw ang pagkaing baka na inihain niya sa kanila at hindi sila kumain mula rito, namangha siya sa kanila, at nagkaroon siya ng takot sa kanyang sarili at ito ay kanyang kinimkim. Sinabi ng mga anghel – noong nakita nila kay Ibrâhim ang takot: "*Huwag kang matakot dahil walang pag-aalinlangan na kami ay mga anghel mula sa Allâh na iyong 'Rabb,' na ipinadala kami tungo sa sambayanan ni Lût upang sila ay puksain.*"

**71.** At ang asawa ni Ibrâhim na si Sârah ay nakatayo (roon) na nakakubli sa likuran nila na narinig niya ang salita, at natawa siya bilang pagkamangha sa kanyang narinig. Subalit ibinigay Namin sa kanya ang magandang balita sa pamamagitan ng mga anghel, na siya ay magkakaroon ng anak mula sa kanyang asawa na si Ibrâhim, na ang sanggol na ito ay papangalanang Ishâq, at ang kanyang anak na ito ay mamumuhay at magkakaroon siya mula sa anak na ito na si Ishâq ng apo, na ang kanyang pangalan ay Ya`qûb.

**72.** Sinabi ni Sârah bilang pagtataka noong ibinalita sa kanya na siya ay magkakaroon ng anak na si Ishâq: "*Kapighatian sa akin! Paano ako magkakaroon ng anak samantalang ako ay matanda na, at itong aking asawa ay nasa matindi na ring katandaan? Katiyakan, ang pagkakaroon ng anak ng katulad ko at ang katulad ng aking asawa*

*na nasa matinding katandaan ay isang bagay na hindi kapani-paniwala."*

**73.** Sinabi ng mga Sugo (mga anghel) sa kanya: "*Namamangha ka ba sa kagustuhan at itinakda ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى)*? Ang Awa ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *at ang Kanyang pagpapala ay sumainyo, O kayong pamilya na mula sa Tahanan ng pagka-Propeta. Walang pag-aalinlangan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *na Luwalhati sa Kanya na Kataas-Taasan, Siya ang '**Hameed**' – Ganap na Kapuri-Puri na nasa Kanya ang mga kapuri-puring katangian at mga gawain, na '**Majeed**' – Ganap na Kapuri-Puri dahil sa Kanyang Kataas-Taasan at Karangalan, Pinakamaluwalhati; na pinupuri sa Kanyang mga katangian at gawa, at sa Kanyang Kataas-Taasan at Karangalan sa lahat ng pagkakataon."*

**74.** At nang mawala na ang takot ni Ibrâhim (عَلَيْهِ السَّلَامُ) dahil sa hindi pagkain ng kanyang mga panauhin at hinggil sa pagdating sa kanya ng magandang balita na pagkakaroon ng anak na si Ishâq (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at pagkakaroon ng apo na si Ya`qûb (عَلَيْهِ السَّلَامُ) ay nagpatuloy pa rin siya sa pakikipagtalo sa Aming mga Sugo hinggil sa pagkapadala Namin sa kanila upang parusahan ang sambayanan ni Lût at puksain.

**75.** Katiyakan, si Ibrâhim ay walang pag-aalinlangan na napakalawak ang kanyang pang-unawa, na ayaw niya ang biglaang pagpaparusa, at kinagawian niya na manalangin sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) nang buong kapakumbabaan at kataimtiman, at siya ay nagbabalik-loob tungo sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) at ipinauubaya niya sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ang lahat ng mga pangyayari.

**76.** Sinabi ng mga Sugo ng Allâh (mga anghel): "*O Ibrâhim! Iwasan mo na ang pakikipagtalo hinggil sa sambayanan ni Lût at paghihingi ng awa para sa kanila; dahil katiyakan na itinakda na ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *ang pagpaparusa sa kanila, at dumating na ang Kautusan ng iyong 'Rabb' na nakatakda para sila ay puksain. Katiyakan, ibababa na ang kaparusahan mula sa Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *na walang sinuman ang makapipigil nito."*

**77.** At noong dumating ang mga anghel na Sugo Namin kay Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) ay nagdalamhati siya sa kanilang pagdating at nalungkot; dahil sa hindi niya alam na sila ay mga Sugo ng Allâh, kaya natakot siya sa gagawin laban sa kanila ng kanyang sambayanan at kanyang sinabi: "*Ito ay araw ng matinding pagsubok at paghihinagpis."*

**78.** At dumating ang sambayanan ni Lût na nagmamadali tungo sa kanya upang hilingin na mapahintulutan sila na makagawa ng karumal-dumal na gawain sa kanila (mga anghel),

at sila noon bago ang pagdating ng mga Sugo ay pinagnanasaan at nakikipagtalik ang mga kalalakihan sa kapuwa nila kalalakihan at hindi sa mga kababaihan (na kanilang mga asawa), at sinabi ni Lût sa kanila: “*Ito ang aking mga anak, mga kababaihan, pakasalan ninyo sila dahil sila ay higit na malinis para sa inyo kaysa sa inyong nais na masama,*” – at tinawag ni Lût ang mga kababaihan na aking mga anak dahil ang isang Propeta sa kanyang sambayanan ay katumbas ng kanilang ama, – “*at matakot kayo sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng paglayo sa Kanyang mga kaparusahan, at huwag ninyo akong ipahiya sa pamamagitan ng pakikialam sa aking mga panauhin! Wala ba kayo ni isa mang matinong lalaki na pagbabawalan ang sinumang nagnanais na gumawa ng anumang kahalayan at ilalayo ang sinuman mula rito?*”

**79.** Sinabi ng sambayanan ni Lût sa kanya: “*Katiyakan, alam mo noon pa man na wala kaming anumang pagnanasa sa mga kababaihan at hindi kami nangangailangan sa kanila, at katotohanan na batid mo ang aming kagustuhan, na kami ay walang hilig kundi mga kalalakihan at hindi namin nais na mag-asawa ng mga kababaihan.*”

**80.** Sinabi sa kanila noong sila ay tumanggi sa kanya at nais pa rin nilang gumawa ng kahalayan: “*Kung mayroon lamang akong kapangyarihan, o mga kaagapay na tagatulong sa akin, na gapiin sila, o di kaya ay tutungo ako sa mga may kapangyarihan na tutulong sa akin laban sa kanila, ay tiyak na ilalayo ko sa kanila ang anuman na kanilang nais.*”

**81.** Sinabi ng mga anghel: “*O Lût, katiyakan, kami ay Sugo ng iyong ‘Rabb’, ipinadala kami upang puksain ang iyong sambayanan! Katiyakan na hindi ka nila maaabot upang ikaw ay kanilang pakialaman o pinsalain! Na kung kaya, lumabas ka na sa bayan na ito, ikaw at ang iyong pamilya habang may natitira pang bahagi sa gabing ito, at walang sinuman ang nararapat na lumingon sa inyo; upang hindi niya makita ang parating na parusa, subalit ang iyong asawa ay maiiwan dahil niloko ka niya at siya ay lumabag sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), *na kung kaya, walang pag-aalinlangan, matatamo niya ang anumang natamo ng iyong sambayanan na pagkawasak, at katiyakan na nakatakda ang pagwasak sa kanila sa umaga, hindi ba napakalapit na ang pagdating ng umaga?*”

**82-83.** At nang dumating ang Aming Kautusan na ibaba ang parusa sa kanila, binaligtad Namin ang kanilang bayan, na ang nasa itaas ay napunta sa ibaba, at pinaulanan

Namin sila ng mga bato na mula sa mga matitigas na luwad o '*clay*' at sa napakaayos na pagkakasalansan at pagkakasunud-sunod nito, na may tanda na nagpapahiwatig na ito ay mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na ito ay hindi katulad ng alinmang bato rito sa kalupaan, at ang mga batong ito na pinaulan ng Allâh sa sambayanan ni Lût ay hindi malayo na ipaulan din Niya ang mga ganito sa mga Quraysh, at ang kaparusahang ito na naganap ay pagbabanta sa sinumang lumalabag at naghihimagsik laban sa Allâh.

**84.** At ipinadala rin Namin sa sambayanan ni Madyan ang kanyang kapatid na si Shu`ayb (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at kanyang sinabi: "*O aking sambayanan! Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *nang bukod-tangi na Nag-iisa dahil wala kayong dapat na sambahin bukod sa Kanya, at huwag ninyong dayain ang karapatan ng mga tao sa pamamagitan ng di-pagbibigay ng tamang sukat at timbang, dahil nakikita ko na kayo ay nasa kasaganaan at maluwag na pamumuhay, at katiyakan na ako ay natatakot na mangyari sa inyo ang kaparusahan dahil sa pagbabawas na ginagawa ninyo sa sukat at timbang, sa Araw na kayo ay hindi makaliligtas sa kaparusahan.*"

**85.** "*At O aking sambayanan! Isagawa ninyo nang makatarungan ang pagbibigay ng sukat at timbang,*



فَلَمَّا جَآءَ أَمْرُنَا جَعَلْنَا عَـٰلِيَهَا سَافِلَهَا وَأَمْطَرْنَا عَلَيْهَا
حِجَارَةً مِّن سِجِّيلٍ مَّنضُودٍ ﴿٨٢﴾ مُّسَوَّمَةً عِندَ رَبِّكَ
وَمَا هِىَ مِنَ ٱلظَّـٰلِمِينَ بِبَعِيدٍ ﴿٨٣﴾ ۞ وَإِلَىٰ مَدْيَنَ أَخَاهُمْ
شُعَيْبًا ۚ قَالَ يَـٰقَوْمِ ٱعْبُدُوا۟ ٱللَّهَ مَا لَكُم مِّنْ إِلَـٰهٍ غَيْرُهُۥ ۖ
وَلَا تَنقُصُوا۟ ٱلْمِكْيَالَ وَٱلْمِيزَانَ ۚ إِنِّىٓ أَرَىٰكُم بِخَيْرٍ
وَإِنِّىٓ أَخَافُ عَلَيْكُمْ عَذَابَ يَوْمٍ مُّحِيطٍ ﴿٨٤﴾ وَيَـٰقَوْمِ
أَوْفُوا۟ ٱلْمِكْيَالَ وَٱلْمِيزَانَ بِٱلْقِسْطِ ۖ وَلَا تَبْخَسُوا۟ ٱلنَّاسَ
أَشْيَآءَهُمْ وَلَا تَعْثَوْا۟ فِى ٱلْأَرْضِ مُفْسِدِينَ ﴿٨٥﴾ بَقِيَّتُ
ٱللَّهِ خَيْرٌ لَّكُمْ إِن كُنتُم مُّؤْمِنِينَ ۚ وَمَآ أَنَا۠ عَلَيْكُم
بِحَفِيظٍ ﴿٨٦﴾ قَالُوا۟ يَـٰشُعَيْبُ أَصَلَوٰتُكَ تَأْمُرُكَ أَن نَّتْرُكَ
مَا يَعْبُدُ ءَابَآؤُنَآ أَوْ أَن نَّفْعَلَ فِىٓ أَمْوَٰلِنَا مَا نَشَـٰٓؤُا۟ ۖ إِنَّكَ
لَأَنتَ ٱلْحَلِيمُ ٱلرَّشِيدُ ﴿٨٧﴾ قَالَ يَـٰقَوْمِ أَرَءَيْتُمْ إِن كُنتُ
عَلَىٰ بَيِّنَةٍ مِّن رَّبِّى وَرَزَقَنِى مِنْهُ رِزْقًا حَسَنًا ۚ وَمَآ أُرِيدُ أَنْ
أُخَالِفَكُمْ إِلَىٰ مَآ أَنْهَىٰكُمْ عَنْهُ ۚ إِنْ أُرِيدُ إِلَّا ٱلْإِصْلَـٰحَ
مَا ٱسْتَطَعْتُ ۚ وَمَا تَوْفِيقِىٓ إِلَّا بِٱللَّهِ ۚ عَلَيْهِ تَوَكَّلْتُ وَإِلَيْهِ أُنِيبُ ﴿٨٨﴾

الحزب ٢٤



*at huwag ninyong bawasan ang karapatan ng mga tao sa lahat ng inyong pakikitungo sa kanila, at huwag kayong magsitungo sa kalupaan na gumagawa ng paglabag sa Allâh at pagkalat ng kasamaan.*"

**86.** "*Katiyakan, anuman ang itinira ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *para sa inyo pagkatapos ninyong isagawa ang tamang sukat at timbang, ay ito ang tunay na legal o 'halâl' na kita ninyo, na higit na nakabubuti sa inyo kaysa sa inyong kinita sa pandaraya at sa anumang ipinagbabawal na pinagkakakitaan, kung kayo ay naniniwala sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *nang tunay ay sundin ninyo ang Kanyang ipinag-utos. At hindi ako*



الجُزۡءُ الثَّانِي عَشَرَ سُورَةُ هُودٍ

وَيَٰقَوۡمِ لَا يَجۡرِمَنَّكُمۡ شِقَاقِيٓ أَن يُصِيبَكُم مِّثۡلُ مَآ أَصَابَ
قَوۡمَ نُوحٍ أَوۡ قَوۡمَ هُودٍ أَوۡ قَوۡمَ صَٰلِحٖۚ وَمَا قَوۡمُ لُوطٖ مِّنكُم
بِبَعِيدٖ ٨٩ وَٱسۡتَغۡفِرُواْ رَبَّكُمۡ ثُمَّ تُوبُوٓاْ إِلَيۡهِۚ إِنَّ رَبِّي
رَحِيمٞ وَدُودٞ ٩٠ قَالُواْ يَٰشُعَيۡبُ مَا نَفۡقَهُ كَثِيرٗا مِّمَّا تَقُولُ
وَإِنَّا لَنَرَىٰكَ فِينَا ضَعِيفٗاۖ وَلَوۡلَا رَهۡطُكَ لَرَجَمۡنَٰكَۖ وَمَآ أَنتَ
عَلَيۡنَا بِعَزِيزٖ ٩١ قَالَ يَٰقَوۡمِ أَرَهۡطِيٓ أَعَزُّ عَلَيۡكُم مِّنَ ٱللَّهِ
وَٱتَّخَذۡتُمُوهُ وَرَآءَكُمۡ ظِهۡرِيًّاۖ إِنَّ رَبِّي بِمَا تَعۡمَلُونَ
مُحِيطٞ ٩٢ وَيَٰقَوۡمِ ٱعۡمَلُواْ عَلَىٰ مَكَانَتِكُمۡ إِنِّي عَٰمِلٞۖ
سَوۡفَ تَعۡلَمُونَ مَن يَأۡتِيهِ عَذَابٞ يُخۡزِيهِ وَمَنۡ هُوَ كَٰذِبٞۖ
وَٱرۡتَقِبُوٓاْ إِنِّي مَعَكُمۡ رَقِيبٞ ٩٣ وَلَمَّا جَآءَ أَمۡرُنَا نَجَّيۡنَا
شُعَيۡبٗا وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ مَعَهُۥ بِرَحۡمَةٖ مِّنَّا وَأَخَذَتِ
ٱلَّذِينَ ظَلَمُواْ ٱلصَّيۡحَةُ فَأَصۡبَحُواْ فِي دِيَٰرِهِمۡ جَٰثِمِينَ ٩٤
كَأَن لَّمۡ يَغۡنَوۡاْ فِيهَآۗ أَلَا بُعۡدٗا لِّمَدۡيَنَ كَمَا بَعِدَتۡ ثَمُودُ ٩٥
وَلَقَدۡ أَرۡسَلۡنَا مُوسَىٰ بِـَٔايَٰتِنَا وَسُلۡطَٰنٖ مُّبِينٍ ٩٦ إِلَىٰ فِرۡعَوۡنَ
وَمَلَإِيْهِۦ فَٱتَّبَعُوٓاْ أَمۡرَ فِرۡعَوۡنَۖ وَمَآ أَمۡرُ فِرۡعَوۡنَ بِرَشِيدٖ ٩٧

٢٣٢

*tagapangalaga para sa inyo upang bilangin ang inyong mga gawain."*

**87.** At kanilang sinabi: "*O Shu`ayb! Ang 'Salâh'* (*o pagdarasal*) *mo bang ito na patuloy mong isinasagawa ay nag-uutos sa iyo na iwan ang anumang sinasamba ng ating mga ninuno na mga rebulto at mga imahen, o di kaya ay itigil namin ang mga panloloko at pandarayang ginagawa namin sa anumang pinagkakakitaan namin?* At kanilang sinabi bilang pag-aalipusta: "*Katunayan, ikaw ay isang tao na may malawak na pang-unawa at matino sa paggasta ng salapi.*"

**88.** Sinabi ni Shu`ayb: "*O aking sambayanan! Sabihin nga ninyo sa akin kung ako ay nasa malinaw na daan mula sa aking 'Rabb' sa anumang hinihikayat ko sa inyo na pagsamba nang dalisay at taimtim na para lamang sa Kanya, at sa anumang ipinagbabawal ko sa inyo na pamiminsala sa kayamanan, at pinagkalooban Niya ako mula sa Kanya ng maraming kabuhayan na legal at malinis, hahaluan ko ba ito ng kita mula sa masama?*

*"At hindi ko nais na maging salungat sa inyo, na isasagawa ang anumang bagay na ipinagbabawal ko sa inyo, at wala akong hangarin sa anumang ipinag-uutos ko at ipinagbabawal sa inyo, kundi upang ituwid lamang kayo sa abot ng aking kakayahan.*

*"At ang aking patnubay tungo sa katotohanan at pagsasatuwid sa inyo ay hindi mangyayari maliban na lamang sa kagustuhan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*, at sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Bukod-Tangi ko ipinauubaya ang aking sarili at sa Kanya ako nagbabalik-loob at nagsisisi."*

**89.** *"At O aking sambayanan! Huwag ninyong hayaan na maging daan ang inyong pakikipaglaban at galit sa akin upang kayo ay lumayo sa 'Deen' o Relihiyon na aking kinaroroonan, at pagpapanatili ninyo sa paglabag sa Allâh, dahil mangyayari sa inyo ang katulad ng nangyari sa sambayanan ni Nûh, o di kaya ay sa sambayanan ni Hûd, o di kaya ay sa sambayanan ni Sâleh,*

*sa kanilang pagkawasak, at sa sambayanan ni Lût, na dumating sa kanila na kaparusahan, na maging sa lugar na pinangyarihan at panahon ay hindi pa rin ito nalalayo."*

**90.** *"At hilingin ninyo sa inyong 'Rabb'*[1] *na patawarin kayo sa inyong mga pagkakasala, pagkatapos ay manumbalik kayo sa pagsunod sa Kanya at doon na kayo manatili. Katiyakan, ang aking 'Rabb' ang '**Raheem**' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal, na '**Wadoud**' – Lubos na Mapagmahal sa sinumang malalapit* (*sa Allâh*) *na nagsisisi at nagbabalik-loob sa Kanya, na kinaaawaan Niya ito at tinatanggap Niya ang kanyang pagsisisi."*

At sa '*Âyah*' o talatang ito ang patunay hinggil sa katangian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na **'Ar-Raheem' at 'Al-Wadoud,'** na ang mga ito ay karapat-dapat lamang sa Kanyang Kamaharlikaan at Kaluwalhatian.

**91.** Sinabi nila: "*O Shu`ayb, hindi namin naiintidihan ang karamihan sa iyong mga sinasabi, at katiyakan na ang tingin namin sa iyo ay mahina at hindi ka kabilang sa mga matataas o kinikilala, kung hindi lamang dahil sa iyong pamilya ay papatayin ka namin sa pamamagitan ng pagbato – ang tinutukoy na pamilya niya rito ay yaong sumusunod sa kanyang 'Deen' – at wala kang halaga sa amin upang ikaw ay aming igalang."*

**92.** Kanyang sinabi: "*Ang akin bang pamilya ay mas matimbang at kagalang-galang sa inyo kaysa sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*? Samantalang tinalikuran ninyo ang ipinag-utos ng inyong 'Rabb' at itinaboy ninyo sa inyong mga likuran, ayaw ninyong sumunod sa Kanya at ayaw ninyong iwasan ang Kanyang ipinagbawal. Katiyakan, ang aking 'Rabb' ang Ganap na Nakaaalam sa anumang inyong ginagawa, na walang anuman ang nailililihim sa Kanya sa inyong mga gawain na kahit na katiting, at walang pag-aalinlangan, na di-maglalaon ay gagantihan kayo."*

**93.** *"At O aking sambayanan! Gawin na ninyo ang lahat ng kakayahan na magagawa ninyong gawin, dahil ako sa katotohanan ay gagawin ko rin ang anumang pamamaraan na ipinagkaloob sa akin ng aking 'Rabb' upang hikayatin kayo tungo sa Kanyang Kaisahan, at walang pag-aalinlangang malalaman ninyo kung sino sa atin ang daratnan ng kaparusahan na siyang magpapahamak sa kanya, at kung sino sa atin ang nagsisinungaling hinggil sa kanyang sinasabi, ako ba o kayo? At abangan ninyo ang tiyak na mangyayari sa inyo! Katiyakan,*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*ako ay ganoon din na kasama ninyo sa pag-aabang.*" At ito ay matinding pagbabanta sa kanila.

**94.** At nang dumating ang Aming Kautusan upang puksain ang sambayanan ni Shu`ayb (عَلَيْهِ السَّلَامُ)ay iniligtas Namin ang Aming Sugo na si Shu`ayb at ang mga yaong naniwala na kasama niya bilang tunay na Awa mula sa Amin. At pinuksa Namin ang mga yaong masasama sa pamamagitan ng malalakas na ingay (o nakabibinging ingay) mula sa kalangitan at pinatay silang lahat, at sila sa kanilang mga tahanan ay nakasubsob ang kanilang mga mukha at katawan sa kanilang mga tuhod, na mga namatay na walang anumang buhay.

**95.** Na parang hindi man lamang sila nanatili nang matagal na panahon sa kanilang mga tahanan! Na kung kaya, napakalayo na ang mga sambayanan ng Madyan bilang sumpa sa kanila dahil pinuksa sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ipinahiya, na tulad ng napala ng sambayanan ni Thamoud, dahil magkatulad ang dalawang grupong ito sa kanilang paglayo at pagkawasak.

**96.** At katiyakan, Aming ipinadala si Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ) kalakip ang mga mga katibayan hinggil sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at malinaw na katibayan sa sinumang makakakita nito – na may dalisay na puso – na ito ay nagpapatunay sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at pagpapasinungaling sa sinumang nag-aangkin ng pagiging '*Rabb*' bukod sa Allâh sa Kanyang Kaluwalhatian.

**97.** Ipinadala Namin si Mousã tungo kay Fir`âwn at sa matataas na kanyang mga tagasunod, gayundin sa pinuno ng kanyang sambayanan, subalit lumabag at hindi naniwala si Fir`âwn at inutusan niya ang kanyang sambayanan na sumunod sa kanya at sila naman ay sumunod, at sinalungat nila ang kautusan ni Mousã, kahit na walang anumang gabay sa ipinag-uutos ni Fir`âwn kundi pawang kamangmangan, pagkaligaw, pagtanggi at pagmamatigas.

**98.** Pangungunahan ni Fir`âwn ang kanyang sambayanan sa Araw ng Muling Pagkabuhay at aakayin sila patungo sa Impiyerno, at napakasama ang kanilang hahantungan na kung saan sila ay inakay.

**99.** At ipinaabot sa kanila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na rito sa daigdig ay kasama bilang sumpa ang paunang parusa ng Allâh sa kanila na pagkalunod sa karagatan at sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay isusumpa pa rin silang muli ng Allâh sa pamamagitan ng pagpapapasok sa kanila sa Impiyerno, at napakasama ng pinagsama at magkasunod na parusa ng Allâh sa kanila: ang pagsumpa sa kanila sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**100.** Iyan ang ilan sa mga isinalaysay Namin sa iyo, O Muhammad, na mga bayan na Aming pinuksa ang mga naninirahan doon, at mayroon sa mga bayang yaon na hanggang sa ngayon ay may mga natitira pang labi (o bakas) at mga tanda, at mayroon naman sa mga ito na wala nang natitirang anumang bakas ni anumang bagay bilang tanda ng naiwan.

**101.** At kailanman, ang pagpuksa Namin sa kanila ay hindi kamalian kundi sila mismo ang nagmali at nang-api sa kanilang mga sarili dahil sa kanilang pagsamba ng iba bukod sa Allâh at pamiminsala sa kalupaan, at kailanman ay walang magagawa sa kanila ang kanilang mga sinamba na mga diyus-diyusan at pinapanalanginan at hiningan ng kaligtasan na mailayo sila sa anumang kaparusahan kapag dumating ang pag-uutos ng iyong '*Rabb*' na parusahan sila, ni walang maibibigay na anumang karagdagang kapakinabangan ang kanilang mga diyus-diyusan na sinasamba kundi pagkawasak, pagkapuksa at pagkatalo.

**102.** At kung paano Ko pinuksa ang mga masasama na nanirahan dito sa mga bayan na ito bilang parusa sa ginawa nilang pagtanggi sa Aking Kautusan at hindi paniniwala sa Aking mga Sugo, ay gayundin ang mga iba na mga nanirahan sa kani-kanilang bayan



kapag inapi nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng kanilang pagtanggi sa Allâh at paglabag sa Kanyang Kautusan at pagtanggi sa Kanyang mga Sugo. Katiyakan, ang Kanyang pagpuksa ay napakasidhing kaparusahan.

**103.** Katiyakan, ang ginawang pagparusa sa mga naunang taong masasama ay bilang aral sa sinumang natatakot sa kaparusahan ng Allâh at sa Kanyang pagpaparusa sa Kabilang-Buhay, na sa Araw na yaon ay titipunin ang lahat ng mga tao para sa paghuhukom at pagbabayad, na ito ay matutunghayan ng lahat ng nilikha.

**104.** At hindi Namin ito inantala para sa inyo hanggang sa Araw ng

Muling Pagkabuhay kundi dahil sa naitakda na ang panahon nito na Kami lamang ang Nakaaalam, na hindi madaragdagan ni mababawasan ayon sa Aming pagkatakda sa pamamagitan ng Aming Ganap na Kaalaman.

**105.** Sa araw na kapag dumating ang Araw ng Muling Pagkabuhay ay walang sinuman ang makapagsasalita maliban na lamang sa kapahintulutan ng kanyang '*Rabb*,'[1] na kung kaya, mayroon sa kanila ang sawing-palad na karapat-dapat na parusahan sa Impiyerno at mayroon namang pinagpala na pinarangalan ng mga kagandahang-loob mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**106-107.** At para sa mga yaong sawing-palad dahil sa kanilang pagiging masama rito sa daigdig dahil sa pagkasira ng kanilang paniniwala at maling gawain, ay Impiyerno ang kanilang pananatilihan at para sa kanila roon dahil sa sidhi ng kaparusahan ay pag-atungal nila ng mataas at mababang boses, at ito ang dalawang napakasama at kakila-kilabot na boses, at sila ay mananatili sa Impiyernong-Apoy magpasawalang-hanggan, hanggang nananatili ang mga (ipinalit na panibagong) kalangitan at kalupaan,[2] at patuloy ang paggawad ng parusa sa kanila at ito ay walang katapusan, at ito ay katiyakang magpapatuloy, maliban na lamang sa sinumang naisin ng iyong '*Rabb*' na palabasin mula rito, na mga makasalanan na naniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) pagkatapos nilang manatili sa Impiyernong-Apoy. Katiyakan, ang Allâh na iyong '*Rabb*,' O Muhammad, ay ginagawa Niya ang anuman na Kanyang nais.

**108.** At yaong mga pinagpala naman ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay papapasukin sila sa '*Al-Jannah*' na sila ay mananatili roon hanggang nananatili ang mga (ipinalit na panibagong) kalangitan at kalupaan, maliban sa grupo na ninais ng Allâh na maantala, na sila ay ang mga yaong makasalanan na naniwala at sumamba sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), dahil sa sila ay mananatili muna sa Impiyerno nang karapat-dapat na panahon, pagkatapos nito ay palalabasin sila mula roon patungo sa '*Al-Jannah*'[3] ayon sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at ng Kanyang Awa: pagkakalooban ng iyong '*Rabb*' ang mga yaong pinagpala ng 'Al-Jannah' bilang gantimpala na walang-hanggan.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang hinggil sa paksang ito sa Qur'ân 14:48.

3 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

**109.** Na kung kaya, huwag kang mag-alinlangan, O Muhammad, sa pagiging mali ng anumang sinasamba ng mga ‘*Mushrikûn*’ mula sa iyong sambayanan, dahil wala silang sinasamba kundi mga rebulto na katulad ng sinamba ng kanilang mga ninuno noon, at katiyakang tutuparin Namin ang Aming ipinangako sa kanila nang walang anumang kakulangan.

**110.** At katiyakan, ipinagkaloob Namin kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang Aklat, na ito ay ang ‘*Tawrah*,’ at nagkasalungatan hinggil dito ang kanyang sambayanan, naniwala ang ibang grupo mula sa kanila at tumanggi naman sa paniniwala ang iba. At kung hindi lamang dahil sa paunang pagkakatakda mula sa iyong ‘*Rabb*’ na katiyakang hindi Niya mamadaliin sa Kanyang nilikha ang parusa, ay nangyari na sa kanila rito sa daigdig ang pinagpasyahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na pagpuksa sa mga tumanggi sa paniniwala at pagligtas naman sa mga naniwala. At ang mga walang pananampalataya sa iyong sambayanan, O Muhammad, ay may pagdududa sa Dakilang Qur’ân na matindi ang pag-aalinlangan.

**111.** At katiyakan, lahat ng mga yaong iba’t ibang sambayanan na nagkakasalungatan na nabanggit Namin sa iyo, O Muhammad, ang



hinggil sa kanila ay walang pag-aalinlangan na tutuparin ng iyong ‘*Rabb*’ sa kanila at ipagkakaloob ang kabayaran sa mga gawain nila sa Araw ng Muling Pagkabuhay, ang mabuti ay mabuti rin at ang masama ay masama rin, katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong ‘*Rabb*’ ang Siyang ‘***Khabeer***’ – Ganap ang Kanyang Kagalingan na Nababatid Niya ang anumang ginagawa nila na mga ‘*Mushrikûn*,’ na walang anumang naililihim sa Kanya sa mga gawain nila. At ito ay bilang pagbabanta at pagbababala para sa kanila.

**112.** Na kung kaya, magpakatatag ka, O Muhammad, na katulad ng ipinag-utos sa iyo ng iyong

'*Rabb*,' ikaw at ang sinuman na mga nanumbalik na kasama ka, at huwag ninyong lampasan ang hangganang itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa inyo, dahil katiyakan, ang iyong '*Rabb*' ang Siyang '***Baseer***' – Walang-Hanggan at Ganap na Nakakakita sa lahat ng inyong mga ginagawa na walang anumang bagay ang naililihim sa Kanya sa lahat ng pagkakataon at walang pag-aalinlangan, ayon dito kayo ay Kanyang papagbabayarin.

**113.** At huwag ninyong kampihan ang mga walang pananampalataya na mga masasama, dahil masusunog kayo sa Impiyernong-Apoy, at walang sinuman ang makatutulong sa inyo ni mangangalaga bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**114.** Isagawa mo, O Muhammad, ang '*Salâh*' sa pinakawastong paraan sa dalawang dulo ng araw – sa umaga at sa hapon, at sa ilang bahagi ng gabi. Katiyakan, ang pagsagawa ng mga kabutihan ay nabubura nito ang mga naunang kasalanan at naaalis, at ang pag-uutos sa pagsagawa ng '*Salâh*' at pagpapahayag na ang mga kabutihan ay nabubura nito ang mga kasalanan, ay isang pagpapayo sa sinumang tumatanggap at nakaaalaala.

**115.** Pagtiisan mo, O Muhammad, ang pagsasagawa ng '*Salâh*' at sa anumang natatamo mo na paninira ng mga mula sa iyong sambayanan; dahil katiyakan, ang Allâh ay hindi Niya binabalewala ang gantimpala ng mga mabubuti sa kanilang mga gawain.

**116.** Na kung mayroon lamang sa mga naunang mga henerasyon, ang natitira na mula sa mga mabubuti at mga matutuwid, na nagbabawal sa mga walang pananampalataya sa kanilang pagtanggi sa paniniwala at sa mga pamiminsala nila rito sa kalupaan, ay wala ka pa ring makikita mula sa kanila na mga naunang tao ang naniwala kundi mangilan-ngilan lamang, iniligtas sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang gawain, na yaon ay mula sa Kanyang kaparusahan noong pinuksa Niya ang mga masasama! At sinunod naman ng karamihan sa kanila na mga masasama ang kanilang mga sarili sa pagkakalulong sa sarap ng buhay dito sa daigdig at lubusan ang kanilang kasamaan dahil sa pagsunod nila sa mga makamundong kasiyahan, na kung kaya, sila ay naging karapat-dapat sa kaparusahan.

**117.** At kailanman ang iyong '*Rabb*,' O Muhammad, hindi Niya pupuksain ang isang bayan kung ang mga naninirahan doon ay mga matutuwid, na iniiwasan nila ang anumang pamiminsala at

pang-aapi, subalit sila ay pinuksa nang dahil sa kanilang pang-aapi at pamiminsala.

**118.** At kung nanaisin lamang ng iyong '*Rabb*' ay gagawin Niya ang lahat ng tao na iisang grupo na nasa iisang paniniwala lamang sa '*Deen*,' na ito ay '*Deen Al-Islâm*,' subalit ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay hindi Niya ito ninais, na kung kaya, ang mga tao ay patuloy na nagkakasalungatan sa kanilang '*Deen*,' at ito ay bunga ng Karunungan ng Allâh.

**119.** Maliban lamang sa sinumang kinaawaan ng iyong '*Rabb*,' na sila ay naniwala sa Kanya at sumunod sa Kanyang mga Sugo, dahil sila ay hindi nagkakasalungatan sa paniniwala sa Kaisahan ng Allâh at sa kung anumang dala-dala ng mga Sugo mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى). Katiyakan, nakatakda na sa Karunungan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa paglikha sa kanila na sila ay magkakasalungatan sa isa't isa; may grupo na sawing-palad, may grupo naman na pinagpala, at bawa't isa ay ginawang madali sa kanya ang anumang nilikha para sa kanya, at sa pamamagitan nito natutupad ang pangako ng iyong '*Rabb*' sa Kanyang pagpapasya at sa Kanyang pagtatakda: "*Katiyakan, pupunuin ng Allâh ang Impiyernong-Apoy ng mga 'Jinn' at mga tao, na sila ang yaong sumunod kay 'Iblees' at sa kanyang mga sundalo, na sila ay hindi nagabayan sa paniniwala.*"

**120.** At ang lahat ng Aming isinalaysay sa iyo, O Propeta, na mga kuwento na mula sa mga nangyari sa mga Sugo na nauna sa iyo at sa lahat ng kakailanganin mo na magpapatatag ng iyong kalooban, ay upang maisakatapuran ang pagpapalaganap ng mensahe, at katiyakan, dumating sa iyo, sa kabanatang ito na kinapapalooban ng mga pagsasalaysay at mga kuwento bilang paglilinaw sa katotohanan na kinaroroonan mo, at dumating pa rin sa iyo, rito sa kabanatang ito, ang pagpapapayo upang balaan ang mga walang pananampalataya at mga paalaala upang mapaalalahanan ang mga naniniwala sa Allâh at sa Kanyang mga Sugo.

**121-122.** At sabihin mo, O Muhammad, sa mga hindi naniniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى): "*Gawin na ninyo ang lahat ng kakayahan na kaya ninyo ayon sa inyong kalagayan at kaparaanan na pagharang sa 'Da`wah'* (*o sa pagpaparating ng Katotohanan*) *at sa paninira at pamiminsala sa Sugo at sa mga sumunod sa kanya, dahil kami naman sa katotohanan ay gagawin din namin ang anumang makakayanan naming gawin batay sa aming kaparaanan upang maging matatag kami sa aming 'Deen' at sa pagpapatupad sa Kautusan ng Allâh. At mag-abang na kayo sa magiging bunga ng aming mga ginagawa at kami*



*naman sa katotohanan ay mag-aabang sa magiging bunga ng inyong ginagawa.*" At ito ay pagbabanta at pagbababala sa kanila.

**123.** At Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang kaalaman sa lahat ng lihim na mga nasa kalangitan at kalupaan, at sa Kanya babalik ang lahat ng bagay sa Araw ng Muling Pagkabuhay, na kung kaya, sambahin mo Siya, O Muhammad, at ipaubaya mo ang iyong sarili sa Kanya, at kailanman ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na iyong '*Rabb*' ay hindi Niya Nakaliligtaan ang anumang inyong ginagawa mabuti man o masama, at gagantihan Niya ang sinuman ayon sa kanyang nagawa.

## XII – Sûrat Yûsuf
## [Kabanata Yûsuf – (Si Propeta) Joseph عَلَيْهِ السَّلَامُ]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Alif-Lãm-Râ.* Ang mga titik na ito ng Alpabeto ng '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah.*' Ito ay mga talata ng Malinaw na Kasulatan na maliwanag sa mga kahulugan nito, at nililinaw ang hinggil sa mga ipinahihintulot at ipinagbabawal, at sa Kanyang patnubay.

**2.** Katiyakan, ipinahayag Namin ang Qur'ân na ito sa wikang '*Arabic;*' upang kayo na mga Arabo ay pag-isipan ang mga kahulugan nito at maintindihan at isagawa at ipatupad ang Kanyang mga katuruan.

**3.** Aming isinasalaysay sa iyo, O Muhammad, ang mga pinakamabubuting kuwento sa pamamagitan ng pagpapahayag Namin sa iyo ng Dakilang Qur'ân na ito, at bago ang pagkakapahayag na ito, ikaw ay kabilang sa mga walang kamuwang-muwang hinggil sa mga kuwentong ito at wala kang kaalam-alam sa Rebelasyong ito.



**4.** Ipaalaala mo, O Muhammad, sa iyong sambayanan ang sinabi ni Yûsuf (عَلَيْهِ السَّلَامُ) sa kanyang ama: “*O aking ama, katiyakang nakita ko sa panaginip ang labing-isang mga bituin, ang araw at ang buwan – na nakita ko ang mga ito na nagpapatirapa sa akin.*” At ang panaginip na ito ay bilang pagbibigay ng magandang balita sa kahihinatnan ni Yûsuf na magiging mataas ang kanyang antas dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**5.** Sinabi ni Ya`qub (عَلَيْهِ السَّلَامُ) sa kanyang anak na si Yûsuf (عَلَيْهِ السَّلَامُ): “*O aking anak! Huwag mong sabihin ang panaginip na ito sa iyong mga kapatid, dahil kaiinggitan ka nila, at kakalabanin ka nila, at gagawa sila ng mga pakana upang ipahamak ka. Katiyakan, si ‘Shaytân’ ay lantarang kalaban ng tao.*”

**6.** “*At sa ganitong pagpapakita ng iyong ‘Rabb’ sa iyo ng panaginip ay ganoon ka rin Niya pinipili at tinuturuan ng pagbibigay ng kahulugan sa panaginip na nakikita ng tao sa kanilang pagtulog at sa kung ano ang kahihinatnan nito sa tunay na pangyayari, at binubuo Niya sa iyo ang Kanyang biyaya, at ganoon din sa pamilya ni Ya`qûb na pinagkalooban Niya ng pagka-Propeta at Sugo, na katulad din ng pagkakabuo ng Kanyang biyaya noon sa iyong dalawang ninuno na si Ibrâhim at Ishâq na ginawa Niya silang Propeta at Sugo. Katikayan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na iyong ‘Rabb’ ang ‘`**Aleem**’ – Ganap na Nakaaalam kung sino ang Kanyang pipiliin mula sa Kanyang mga alipin, na ‘**Hakeem**’ – Ganap na Maalam sa Kanyang Pangangasiwa sa Kanyang nilikha.*”

**7.** Katiyakan, sa kuwento ni Yûsuf (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at ng kanyang mga kapatid ay mayroong aral at mga tanda na nagpapatunay sa Kapangyarihan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Karunungan sa sinumang nagtatanong hinggil sa kasaysayan nila at nagnanais na ito ay malaman.

**8.** Noong sinabi ng mga kapatid-sa-ama ni Yûsuf (عَلَيْهِ السَّلَامُ)bilang pag-

uusap-usap nilang magkakapatid: "*Katotohanan, si Yûsuf at ang kanyang kapatid (sa ama't ina) ay higit na mahal ng ating ama kaysa sa atin, subalit tayo ay grupo na higit na marami, katiyakan, ang ating ama ay nasa malinaw na pagkakamali sa kanyang pakikitungo sa atin dahil pinahalagahan niya ang dalawa nang higit kaysa atin na wala naman tayong nakikitang sapat na kadahilanan.*

**9.** "*Patayin ninyo si Yûsuf o di kaya ay itapon ninyo sa malayong kalupaan na walang sinuman ang nakaaalam upang mapasainyo ang pagmamahal ng inyong ama at kayo lamang ang kanyang pagtutuunan ng pansin at hindi na niya pagbabalingan pa ng pansin ang iba kundi kayo lamang, at kayo pagkatapos ninyong patayin si Yûsuf o ilayo ay magsisi at magbalik-loob sa Allâh, na humihingi ng Kanyang kapatawaran pagkatapos ng inyong pagkakasala.*"

**10.** Sinabi noong isa sa kapatid ni Yûsuf: "*Huwag ninyong patayin si Yûsuf, bagkus ay ihulog na lamang ninyo siya sa malalim na balon at doon ay makukuha siya ng mga manlalakbay na mga dumaraan doon, at para wala na kayong isipin pa hinggil sa kanya pagkatapos nito, at hindi na ninyo kinakailangan pa siyang patayin kung tiyak na isasagawa ninyo ang sinasabi ninyong pakana.*"

**11.** Sinabi ng mga kapatid ni Yûsuf pagkatapos nilang magkasundo na siya ay ilalayo: "*O aming ama! Bakit hindi mo ipagkatiwala sa amin si Yûsuf, na kami nama'y kanyang mga kapatid, at ang nais lang naman namin sa kanya ay kabutihan, at naaawa kami sa kanya kaya siya ay pangangalagaan namin at ipagkakaloob namin sa kanya ang taos-pusong pagpapayo.*

**12.** "*Hayaan mong isama namin siya bukas sa amin paglabas tungo sa ating pastulan upang siya ay makapagsaya sa pamamagitan ng pagkain ng mga prutas at anumang mga masasarap na mga bunga roon at makipaglaro sa amin ng habulan at iba pa na mga laro, at katiyakan na pangangalagaan namin siya mula sa anumang panganib.*"

**13.** Sinabi ni Ya`qub (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ): "*Katotohanan, ikinalulungkot kong mawalay siya sa akin sa pamamagitan ng pagsama niya sa inyo tungo sa pastulan at nangangamba ako na baka siya ay makain ng lobo, dahil sa kayo ay magiging abala at makakalimutan ninyo siya.*"

**14.** Sinabi ng mga kapatid ni Yûsuf sa kanilang ama: "*Kung kakainin siya ng lobo samantalang kami ay mga malalakas na grupo, kami sa katotohanan kung gayon ay*

**192-195.** At walang pag-aalinlangan, ang Qur'ân na ito, na kung saan, isinalaysay dito ang mga totoong kuwento ay kapahayagan mula sa '*Rabb*' ng lahat ng mga nilikha, na Nagmamay-ari ng lahat ng bagay, na dinala ng '*Ruhul Ameen*' – ang Mapagkakatiwalaang Espiritu (o Espiritu ng Katotohanan) na si Anghel Jibril (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at kanya itong binigkas sa iyo, O Muhammad, hanggang sa ito ay naunawaan ng iyong puso na naisaulo at naintindihan; upang maging kabilang ka sa mga Sugo ng Allâh na binabalaan nila ang kanilang sambayanan hinggil sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at binabalaan mo sa pamamagitan ng Rebelasyong ito ang lahat ng tao at '*Jinn*.'

Ipinahayag ito sa iyo ni Anghel Jibril sa wikang '*Arabic*' na malinaw ang pakahulugan at malinaw ang tinutukoy na katibayan sa anumang kanilang pangangailangan sa pagtaguyod ng kanilang '*Deen*' at makamundong buhay.

**196.** At walang pag-aalinlangan na ang pagkapahayag sa Dakilang Qur'ân na ito ay naitala sa mga Aklat ng mga naunang mga Propeta, at naipamalita nila at pinatotohanan.

**197.** Hindi pa ba sapat sa kanila na ito ay katibayan na ikaw ay Sugo ng Allâh at ang Dakilang Qur'ân ay katotohanan, na ito ay batid ng mga paham ng mga angkan ni Isrâ`îl sa pagiging totoo nito at ang sinuman na naniwala mula sa kanila na katulad ni `Abdullâh Ibn Salâm?

**198-201.** At kung ipinahayag Namin ang Dakilang Qur'ân na ito sa alinman na mga hindi Arabo at binigkas niya sa kanila na mga walang pananampalataya na mga Quraysh nang tamang pagkabigkas na '*Arabic*' ay hindi pa rin sila maniniwala, at mangangatwiran sila sa kanilang pagtanggi. Samakatuwid, ganoon Namin sinasanhi na makapasok sa mga puso ng mga masasama ang pagtanggi sa Dakilang Qur'ân at ito ay kumapit na sa kanilang mga puso; at ito ay dahil sa kanilang pagiging masama at makasalanan, na kung kaya, wala nang kaparaanan pa upang sila ay magbago sa anumang kanilang katayuan na pagtanggi sa Dakilang Qur'ân hanggang sa danasin nila ang hirap na matinding kaparusahan na ipinangako sa kanila.

**202-203.** Na kung kaya, darating sa kanila ang parusa nang biglaan na sila ay walang kaalam-alam bago ito mangyari, at kanilang sasabihin habang sila ay nabigla sa pagdating nito bilang pagsisisi sa anuman na sinayang nilang panahon na di-paniniwala: "*Kami ba ay mapagbibigyan pa ng palugit upang makapagsisi sa Allâh at humingi ng kapatawaran sa ginawa naming pagsamba ng iba, at mapagpunan*

*pa namin ang anuman na aming pagkukulang?"*

**204.** Nalinlang ba sila sa inaasahan nilang palugit, na kung kaya, ipinamadali nila ang pagbaba ng parusa Namin sa kanila mula sa kalangitan?

**205-206.** Ano sa pakiwari mo, O Muhammad, kung sakaling pinasaya Namin sila sa kanilang pamumuhay nang mahabang panahon at inantala ang kamatayan, subalit pagkatapos nito ay dumating pa rin ang parusang ipinangako sa kanila?

**207.** Ano pa ba ang pakinabang nila sa lahat ng kanilang kinagawian na kaligayahan sa haba ng kanilang buhay at marangyang pamumuhay gayong hindi naman sila humingi ng kapatawaran sa kanilang nagawang pagsamba ng iba? Katiyakan, ang kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay magaganap sa kanila di maglalaon.

**208-209.** At kailanman ay hindi Namin winasak ang anumang bayan mula sa mga kabayanan ng mga naunang Nasyon kundi pagkatapos muna ng pagkakapadala Namin sa kanila ng Sugo na siyang magbibigay ng babala sa kanila, bilang paalaala at babala sa kanila sa anumang bagay na ikaliligtas nila, at kailanman ay wala Kaming dinaya na anumang sambayanan na sila ay Aming paparusahan hangga't hindi



Kami nakapagpadala muna ng Sugo sa kanila.

**210-212.** At kailanman, ang Dakilang Qur'ân ay hindi ibinaba kay Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) sa pamamagitan ng mga '*Shaytân*' na tulad ng paratang ng mga walang pananampalataya, at ito ay hindi angkop sa kanila at hindi rin sila magkakaroon ng kakayahan para rito; dahil sa may nakaharang sa kanila upang hindi nila marinig ang Dakilang Qur'ân mula sa kalangitan at sila ay binabato sa pamamagitan ng bulalakaw.

**213.** Na kung kaya, huwag kang sumamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na may itinatambal pang iba na

mga sinasamba, dahil katiyakang paparusahan ka ng parusa na katulad ng nangyari sa kanila na sumamba ng iba bukod sa Allâh.

**214.** At balaan mo, O Muhammad, ang mga malalapit sa iyo na mga kamag-anak mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na maaaring mangyari sa kanila.

**215.** At maging malumanay ka sa iyong pakikitungo at pananalita, at maging mabuti ka bilang pagpapakumbaba at awa sa sinuman na nakikita mo na tinutugunan ang iyong paanyaya.

**216.** At kapag sila ay lumabag sa iyo at hindi sumunod, ay alisin mo ang pananagutan mo sa kanilang gawain at sa anuman na kanilang ginagawa na pagsamba ng iba at pagkaligaw.

**217-220.** At ipaubaya mo na ang sarili mo sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na ‘***Al-`Azeez***’ – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan na hindi nagagapi, na ‘***Ar-Raheem***’ – ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal na hindi Niya binibigo ang Kanyang mga ‘*Awliyâ`*’ – mga taong malalapit sa Kanya, na nakikita Ka niya habang ikaw ay nagsasagawa ng ‘*Salâh*’ nang nag-iisa sa kalaliman ng gabi, at nakikita Niya ang iyong mga galaw kasama ang mga nagpapatirapa sa kanilang mga ‘*Salâh*,’ na nakatayo, nakayuko, nakapatirapa at nakaupo.

Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى), luwalhati sa Kanya, Bukod-Tangi na Siya ay ‘***As-Samee`***’ – ang Ganap na Nakakarinig sa pagbibigkas mo ng Dakilang Qur’ân at sa pagpuri mo sa Kanya, na ‘***Al-`Aleem***’ – ang Ganap na Nakaaalam sa iyong layunin at gawain.

**221-223.** Ipababatid ko ba sa inyo, O kayong mga tao, kung sino ang binababaan ng mga ‘*Shaytân*’ sa kanilang pambubuyo? Ang mga ‘*Shaytân*’ ay bumababa sa lahat ng mga sinungaling na maraming kasalanan at mga manghuhula, na ang mga naturang ‘*Shaytân*’ na ito ay ninanakaw nila ang mga bagay (kaalaman) na naririnig sa itaas mula sa mga anghel, at ang anumang narinig nila ay ibinubulong nila sa mga manghuhula, at sa sinuman na mga katulad nilang masasama, at karamihan sa kanila ay mga sinungaling, na maaaring maging totoo ang isang salita at daragdagan na niya ng higit pa sa isang daang kasinungalingan, na kung kaya, sa pamamagitan noon ay dumarami ang kanilang kasinungalingan nang daan-daan.

**224-226.** Ang mga manunula ay ibinabatay nila ang kanilang mga tula sa mga kamalian at kasinungalingan, at sinasang-ayunan nila ang gawain ng mga ligaw at mga lihis na katulad din nila.

Hindi mo ba nakikita, O Muhammad, na sila ay tumutungo sa kung saan-saang paksa sa kanilang panunula at sila ay nagpapaliwanag sa iba't ibang larangan nang may kasinungalingan, pagbibintang, paninira at pamimintas sa mga lahi, at sa mga kababaihan na mga mabubuti, at sa katunayan sinasabi nila ang mga bagay (bilang pagmamayabang lamang) na hindi naman nila ginagawa sa kanilang mga sarili, at lubus-lubusan ang kanilang pagpuri sa mga kamalian at minamaliit nila ang mga nasa katotohanan.

**227.** Hindi ibinilang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa mga manunula ang mga yaong manunula na ginabayan tungo sa pananampalataya at gumagawa ng mga mabubuting gawa, at palagi ang kanilang pagpuri sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at nagsagawa sila ng mga tula patungkol sa Kaisahan ng Allâh (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), at nagpapaliwanag din sila ng karunungan, pagpapayo at mga kagandahang-asal, at ipinagtatanggol nila ang Islâm, at sinasagot at ipinagtatanggol nila ang Islâm sa sinumang naninira rito at sa Kanyang Sugo, at sinasagot din nila ang mga manunula na walang pananampalataya hinggil sa kanilang pagbibintang at kasinungalingan.

At walang pag-aalinlangan, mababatid ng mga yaong dinaya nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng paglalagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh, at sa pagsagawa ng mga kasalanan, at sa pandaraya nila sa iba sa pamamagitan ng pangangamkam o pag-aangkin sa karapatan ng mga ito, o di kaya ay sa pagtapak sa kanilang karapatan, o di kaya ay sa pagbibintang ng kasinungalingan, o di kaya ay kung saan nagmumula ang kasamaan at nakapipinsala ay nandoroon din sila. Kung gayon, alin sa mga kasamaan at pagkawasak na mga patutunguhan sila patutungo? Katiyakan, masama ang kanilang kahihinatnan o patutunguhan, hinihiling natin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang kaligtasan at kapanatagan mula rito.

## XXVII – Sûrat An-Naml
## [Kabanata An-Naml – Ang Mga Langgam]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Tâ-Sĩn.* Ang mga titik na ito ng '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.' Itong mga talata ng Dakilang Qur'ân ay malinaw ang kahulugan at maliwanag sa pagiging katibayan nito, naglalaman ito ng mga kaalaman, mga karunungan at mga batas.

**2-3.** Ito ay mga talata na naggagabay tungo sa Daan ng Tagumpay dito



sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, at nagbibigay ng magandang balita hinggil sa dakilang gantimpala para sa mga nananampalataya na pinaniwalaan ang mga talatang ito, at sinunod ang patnubay nito, na mga yaong isinasagawa ang '*Salâh*' ng limang beses na kumpleto sa mga pundasyon nito, gayundin sa mga kundisyon nito, at ibinibigay nila ang obligadong-kawanggawa ('*Zakâh*') sa mga karapat-dapat nito, at sila ay nakatitiyak sa buhay sa Kabilang-Buhay, at sa anumang mayroon doon na gantimpala at kaparusahan.

**4-5.** Katiyakan, ang mga yaong hindi naniwala sa buhay sa Kabilang-Buhay at hindi gumagawa ng kabutihan bilang paghahanda para rito, sa halip ang kanilang ginagawa ay panay kasamaan na sa kanilang pananaw ay kabutihan, na sila ay pabalik-balik sa ganitong gawain na may kasamang pag-aalinlangan. Ang para sa kanila ay kaparusahan dito sa daigdig na katulad ng pagkamatay, pagkabihag, pagkapahamak o di kaya ay pagkatalo sa labanan, at sila sa Kabilang-Buhay ay pinakamatindi ang kanilang pagkatalo.

**6.** At katiyakan, natutunan mo, O Sugo, ang Qur'ân mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na '***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang paglikha at pangangasiwa nito, na '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam na saklaw ng Kanyang Kaalaman ang lahat ng bagay.

**7.** Alalahanin mo ang kuwento ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) noong kanyang sinabi sa kanyang pamilya habang sila ay naglalakbay mula Medyan patungo sa Ehipto: "*Katiyakan, nakakita ako ng apoy, na kung kaya, walang pag-aalinlangan, makakatagpo ako mula roon ng impormasyon (o kaalaman) na magsasabi sa atin kung saan ang ating patutunguhan, o di kaya ay makakakuha ako mula roon ng nagbabagang-apoy upang makapagpainit tayo mula sa kalamigan.*"

**8-12.** At nang dumating si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) roon sa apoy na yaon ay

tinawag siya ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sinabi sa kanya na ang lugar na yaon ay isang banal na lugar na biniyayaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na ginawa Niya ang lugar na yaon para sa pagkikipag-usap kay Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ) na roon Niya siya uutusan, at katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay biniyayaan Niya ang sinumang naroroon sa may apoy na yaon at ang mga nakapalibot doon na mga anghel, na kung kaya, luwalhati sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Siya ay malayo sa anumang hindi karapat-dapat para sa Kanya na Siya ang '*Rabb*'[1] ng lahat ng mga nilikha.

"*O Mousã* (عَلَيْهِ السَّلَامُ)*! Katiyakan, Ako ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *na Bukod-Tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin, na* '***Al-`Azeez***' *– ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan na nagagapi Ko sa Aking paghihiganti ang sinumang kumakalaban sa Akin, na* '***Al-Hakeem***' *– ang Ganap na Maalam sa Pangangasiwa Ko sa Aking mga nilikha*."

"*At bitiwan mo ang iyong tungkod!*" At ito ay kanyang binitiwan at naging ahas, at nang makita niya ito na gumagalaw na kasinggaan ng paggalaw ng mabilis na ahas ay tumalikod siya at hindi na siya muling bumalik, subalit pinapanatag siya ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Kanyang sinabi: "*O Mousã! Huwag kang matakot*: *walang pag-aalinlangan, ang mga Sugo na Aking pinili ay hindi natatakot sa pagpaparating ng Aking Mensahe, maliban sa sinumang nagkasala at lumampas sa kanyang hangganan, at pagkatapos siya ay nagsisi at nagpakatuwid sa kanyang taimtim na pagsisisi pagkatapos ng kanyang nagawang pagkakasala*; *kung gayon, walang pag-aalinlangan, Ako ang* '***Ghafour***' *– Ganap na Mapagpatawad sa kanya, na* '***Raheem***' *– Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal, na kung kaya, huwag mawalan ng pag-asa ang sinuman sa Awa ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at Kanyang kapatawaran.*

"*At ipasok mo ang iyong kamay sa gilid ng iyong braso at ito ay lalabas na maputi na kasimputi ng yelo gayong hindi ito sakit na ketong, na ito ay kabilang sa siyam na himala upang pagtibayan ka sa iyong mensahe tungo kay Fir`âwn at sa kanyang sambayanan, dahil walang pag-aalinlangan, sila ay mga masasama na mga tao na naghimagsik at lumabag sa kagustuhan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, na sila ay mga tumanggi.*"

**13.** At nang dumating sa kanila ang mga himalang ito na napakalinaw na lantarang nakikita ng sinumang nais pagmasdan ito nang makatotohanan bilang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



matibay na katibayan mula sa kanya (Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), kanilang sinabi: "*Ito ay malinaw na salamangka.*" At tinanggihan nila ang siyam na mga himalang ito na malilinaw na palatandaan na nagpapatunay sa pagiging Propeta ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at sa pagiging katotohanan ng kanyang paanyaya.

**14.** At pinasinungalingan ni Fir`awn at ng kanyang sambayanan ang siyam na mga himala na malinaw na pagpapatunay ng pagiging totoo ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at kanyang pagka-Propeta at pagiging katotohanan ng kanyang paanyaya, at ito ay itinanggi ng kanilang mga dila na ito ay nagmula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), gayong sa katotohanan ay tiyak ang kanilang mga puso sa pagiging totoo nito, ginawa nila ito bilang pagmamalabis sa katotohanan at pagmamataas sa pagtanggap, na kung kaya, pagmasdan mo, O Muhammad, kung ano ang naging hantungan ng mga yaong hindi pinaniwalaan ang mga talata ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at naminsala sa kalupaan, dahil nilunod sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa karagatan? At dito sa pangyayaring ito ay aral sa sinumang magnanais na umunawa.

**15.** At katiyakan, pinagkalooban Namin si Dâwood (David (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at si Sulaymân (Solomon (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng kaalaman at ito ay kanilang isinagawa, kanilang sinabing dalawa: "*Papuri sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Siyang nagtangi sa amin sa pamamagitan nito mula sa marami Niyang mga alipin na mga mananampalataya.*" At nasa talatang ito ang patunay sa karangalan ng pagkakaroon ng kaalaman at mataas na antas ng nagmamay-ari nito.

**16.** At namana ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) mula sa kanyang ama na si Dâwood (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang pagiging Propeta, kaalaman at kaharian, at sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang sambayanan: "*O sangkatauhan! Tinuruan kami at pinaintindi sa amin ang wika ng mga ibon, at pinagkalooban kami ng lahat ng bagay sa lahat ng aming pangangailangan. Katiyakan, ang anumang ipinagkaloob sa amin*

*ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay malinaw na kagandahang-loob bilang pagtatangi sa amin kaysa sa iba."*

**17.** At tinipon (o pinagsama) para kay Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) nang isang dagsaan ang kanyang mga sundalo mula sa mga *'Jinn,'* mga tao at mga ibon; at kahit gayon sila karami ay hindi pa rin sila napapabayaan, sa halip sa bawa't uri ay mayroong nangangasiwa sa kanila mula sa kauna-unahan hanggang sa pinakadulo nila upang sila ay maisaayos na nakahelerang lahat ayon sa bawa't uri nila.

**18-19.** Hanggang sa sila ay dumating sa lambak ng mga langgam at sinabi ng isa sa mga langgam mula sa kanila: *"O mga langgam! Magsipasok kayo sa inyong mga tirahan dahil baka madurog kayo ni Sulaymân at ng kanyang mga sundalo sa pamamagitan ng pagtapak sa inyo samantalang hindi nila ito namamalayan."* At napangiti si Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa sinabi ng langgam dahil sa ito ay kanyang naintindihan at naunawaan niya ang ibinigay na babala sa mga langgam, at doon niya lubos na naramdaman ang Biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya, na kung kaya, siya ay napaharap sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na nanalangin: *"O aking 'Rabb!'*[1] *Pagkalooban Mo ako ng kaalaman at gabayan upang pasalamatan ang Iyong biyaya na ipinagkaloob Mo sa akin at sa aking mga magulang, at upang makagawa ako ng mabuti at kalugud-lugod sa Iyo na gawain mula sa akin, at ipasok Mo ako sa Iyong Awa sa pamamagitan ng kaligayahan sa 'Al-Jannah'*[2] *kabilang sa Iyong mga mabubuting alipin na naging katanggap-tanggap sa Iyo ang kanilang mga gawain."*

**20-21.** Sinuri ni Sulaymân ang mga ibon na ipinasailalim ang mga ito sa kanyang pangangasiwa, upang mabatid niya kung sino ang wala, at siya ay mayroong natatangi na kilalang ibon, na ito ay ang Hudhud ('*Hoopoe*') na hindi niya nakita, at kanyang sinabi:

*"Bakit hindi ko nakikita ang Hudhud ngayon na nakasanayan ko na siya ay palaging nandirito? Natakpan lamang ba ninyo siya kung kaya hindi ko siya nakikita o talagang wala siya, kaya siya ay hindi ko nakikita?"*

At nang napatunayan na siya ay talagang wala, kanyang sinabi: *"Paparusahan ko siya nang matinding parusa dahil sa kanyang pagliban bilang pagdisiplina sa kanya, o di kaya ay kakatayin ko siya bilang parusa sa kanya*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.



*dahil hindi niya tinupad ang ipinag-utos sa kanya, o di kaya ay makapagpadala siya ng malinaw na katwiran na naging dahilan ng kanyang pagliban o di niya pagparito."*

**22.** At di-nagtagal ay dumating ang ibon (Hudhud), na dahil sa kanyang pagkawala at pagliban ay sinisi siya ni Sulaymân (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), at sinabi naman sa kanya ng Hudhud: *"Nabatid ko ang isang bagay na hindi mo nabatid, at dala-dala ko sa iyo mula sa siyudad ng Saba` sa Yemen ang isang kritikal na balita, na ako ay nakatitiyak hinggil dito.*

**23.** *"Katiyakan, natagpuan ko ang isang babae na namumuno sa mga naninirahan sa Saba`, at pinagkalooban siya ng lahat ng makamundong bagay, at nagtataglay siya ng dakilang trono na kung saan doon siya nakaupo upang pangasiwaan ang kanyang kaharian.*

**24.** *"At nakita ko siya at ang kanyang sambayanan na sumasamba sa araw na tinalikuran nila ang pagsamba sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, at hinikayat sila ni 'Shaytân' sa kanilang masamang gawain na kanilang ginagawa at inilayo sila sa paniniwala sa Kaisahan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, na kung kaya, sila ay hindi nagabayan tungo sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang Kaisahan at sa bukod-tanging pagsamba lamang sa Kanya."*

**25-26.** Hinikayat sila sa ganito ni '*Shaytân;*' upang sila ay hindi makapagpatirapa sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tanging Siya lamang ang nakapagpapalabas ng anumang nakatago sa kalangitan at kalupaan na katulad ng ulan, mga pananim at iba pa, na Siya lamang ang Nakaaalam kung ano ang inyong inililihim at kung ano ang inyong inilalantad. Ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), '***Lâ ilâha illa Huwa***' – walang sinuman ang diyos na sinasamba o bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin bukod sa Kanya (Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na

Nagmamay-ari ng Dakilang ‘`*Arsh*’[1] (Trono) na saklaw ng ‘`*Arsh*’ na ito ang lahat ng bagay bukod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**27-28.** Sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa ibong Hudhud: “*Mababatid namin kung ang dala-dala mong impormasyon ay totoo o ikaw ay kabilang sa mga sinungaling? Dalhin mo ang sulat kong ito sa mga naninirahan sa Saba` at ibigay mo sa kanila, pagkatapos ay lumayo ka nang bahagya sa kanila na maaari mong marinig ang kanilang sasabihin at alamin mo kung ano ang kanilang pag-uusapan*.”

**29.** Nagtungo roon ang Hudhud at inihagis niya ang sulat sa Reyna at ito ay kanyang binasa, at pagkatapos ay tinipon niya ang mga matataas sa kanyang sambayanan, at narinig ng Hudhud na siya ay nagsasabi sa kanila nang ganito: “*Katiyakan, dumating sa akin ang kagalang-galang na sulat na mula sa dakilang tao.*”

**30-31.** Pagkatapos ay ipinaliwanag niya ang nilalaman nito at kanyang sinabi: “*Katiyakan, ito ay nagmula kay Sulaymân, at walang pag-aalinlangan na sinimulan niya ito sa Pangalan ng Allâh, ang Pinakamahahabagin na Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal – **Bis-mil-lâ-hir Rah-mâ-nir Ra-heem**, – na sinasabing huwag kayong magmataas at huwag kayong magmayabang laban sa aking paanyaya sa inyo, at humarap kayo sa akin na sumusunod sa Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *bilang mga Muslim na sinusunod at isinusuko ninyo nang ganap ang inyong buong sarili sa Kanyang kagustuhan*.”

**32.** Kanyang (Reyna) sinabi: “*O kayong mga namumuno, payuhan ninyo ako hinggil sa bagay na ito, dahil hindi ko pinagpapasyahan ang anumang bagay maliban sa kung nakaharap ko muna kayo at naisangguni ko ito sa inyo*.”

**33.** Kanilang sinabi bilang pagtugon sa kanya: “*Tayo ay may kapangyarihan at lakas sa bilang man o sa sandata, at nasa atin ang kakayahan at katapangan sa matinding labanan, at ang pag-aatas ay nauukol sa iyo at ikaw ang nagtatangan ng kapasyahan, na kung kaya, pag-isipan mong maigi kung ano ang ipag-uutos mo sa amin, at kami naman ay makikinig at susunod sa iyong ipag-uutos*.”

**34-35.** Kanyang sinabi bilang babala sa kanila mula sa anumang pakikipagharap na labanan kay Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), na nililinaw niya sa kanila ang masamang idinudulot

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa.


الجُزۡءُ التَّاسِعَ عَشَرَ سُورَةُ النَّمۡلِ

فَلَمَّا جَآءَ سُلَيۡمَٰنَ قَالَ أَتُمِدُّونَنِ بِمَالٖ فَمَآ ءَاتَىٰنِۦَ ٱللَّهُ خَيۡرٞ مِّمَّآ
ءَاتَىٰكُمۚ بَلۡ أَنتُم بِهَدِيَّتِكُمۡ تَفۡرَحُونَ ٣٦ ٱرۡجِعۡ إِلَيۡهِمۡ فَلَنَأۡتِيَنَّهُم
بِجُنُودٖ لَّا قِبَلَ لَهُم بِهَا وَلَنُخۡرِجَنَّهُم مِّنۡهَآ أَذِلَّةٗ وَهُمۡ صَٰغِرُونَ ٣٧
قَالَ يَٰٓأَيُّهَا ٱلۡمَلَؤُاْ أَيُّكُمۡ يَأۡتِينِي بِعَرۡشِهَا قَبۡلَ أَن يَأۡتُونِي مُسۡلِمِينَ ٣٨
قَالَ عِفۡرِيتٞ مِّنَ ٱلۡجِنِّ أَنَا۠ ءَاتِيكَ بِهِۦ قَبۡلَ أَن تَقُومَ مِن مَّقَامِكَۖ
وَإِنِّي عَلَيۡهِ لَقَوِيٌّ أَمِينٞ ٣٩ قَالَ ٱلَّذِي عِندَهُۥ عِلۡمٞ مِّنَ ٱلۡكِتَٰبِ أَنَا۠
ءَاتِيكَ بِهِۦ قَبۡلَ أَن يَرۡتَدَّ إِلَيۡكَ طَرۡفُكَۚ فَلَمَّا رَءَاهُ مُسۡتَقِرًّا عِندَهُۥ
قَالَ هَٰذَا مِن فَضۡلِ رَبِّي لِيَبۡلُوَنِيٓ ءَأَشۡكُرُ أَمۡ أَكۡفُرُۖ وَمَن شَكَرَ فَإِنَّمَا
يَشۡكُرُ لِنَفۡسِهِۦۖ وَمَن كَفَرَ فَإِنَّ رَبِّي غَنِيّٞ كَرِيمٞ ٤٠ قَالَ نَكِّرُواْ لَهَا
عَرۡشَهَا نَنظُرۡ أَتَهۡتَدِيٓ أَمۡ تَكُونُ مِنَ ٱلَّذِينَ لَا يَهۡتَدُونَ ٤١ فَلَمَّا
جَآءَتۡ قِيلَ أَهَٰكَذَا عَرۡشُكِۖ قَالَتۡ كَأَنَّهُۥ هُوَۚ وَأُوتِينَا ٱلۡعِلۡمَ مِن قَبۡلِهَا
وَكُنَّا مُسۡلِمِينَ ٤٢ وَصَدَّهَا مَا كَانَت تَّعۡبُدُ مِن دُونِ ٱللَّهِۖ إِنَّهَا كَانَتۡ مِن
قَوۡمٖ كَٰفِرِينَ ٤٣ قِيلَ لَهَا ٱدۡخُلِي ٱلصَّرۡحَۖ فَلَمَّا رَأَتۡهُ حَسِبَتۡهُ لُجَّةٗ
وَكَشَفَتۡ عَن سَاقَيۡهَاۚ قَالَ إِنَّهُۥ صَرۡحٞ مُّمَرَّدٞ مِّن قَوَارِيرَۗ قَالَتۡ رَبِّ
إِنِّي ظَلَمۡتُ نَفۡسِي وَأَسۡلَمۡتُ مَعَ سُلَيۡمَٰنَ لِلَّهِ رَبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٤٤

٣٨٠

ng pakikipaglaban: “*Katiyakan, ang mga hari, kapag sila ay pumasok kasama ang kanilang mga sundalo nang sapilitan sa isang bayan ay sisirain nila ito at gagawin nilang hamak na mga tao ang mga mararangal at kagalang-galang, at sila ay pumapatay at bumibihag, at ganito ang kanilang patuloy na pamamaraan upang mapasunod nila ang tao dahil sa sila ay matatakot sa kanila.*

“*Magkagayunpaman, ako ay magpapadala kay Sulaymân at sa kanyang sambayanan ng regalo na kalakip nito ang mga mamahaling bagay bilang panlabas na pagpapakita ng pagsang-ayon, at hihintayin ko kung ano ang magiging dala-dalang kasagutan ng aking mga sugo.*”

**36.** At nang dumating ang mga sugo ng Reyna na may dala-dalang regalo kay Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), kanyang sinabi bilang pagbabalewala rito at pagpapaliwanag sa kung ano ang mga Biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na ipinagkaloob sa kanya: “*Binibigyan ba ninyo ako ng kayamanan upang ako’y magalak sa inyo? Samantalang kung ano man ang ipinagkaloob ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa akin na pagka-Propeta, kaharian at maraming kayamanan ay higit pa at mas mabuti kaysa sa ipinagkaloob sa inyo, samantalang kayo ay tuwang-tuwa na sa regalo na ibinibigay sa inyo na katulad ng ibinibigay ninyo ngayon; dahil ang ipinagmamalaki lamang ninyo at ipinagmamayabang ay makamundong buhay na ito.*”

**37.** At sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa sugo ng mga taga-Saba`: “*Bumalik kayo sa kanila, at sumusumpa ako sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na magpapadala ako sa kanila ng mga sundalo na walang sinuman ang may kakayahan na makipaglaban at humarap sa kanila, at walang pag-aalinlangang palalabasin namin sila mula sa kanilang bayan na mga hamak, minamaliit na walang dangal, kung hindi sila susunod sa bukod-tanging ‘Deen’ ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at kung hindi nila tatalikuran ang pagsamba ng iba bukod sa Kanya.*”

**38.** Sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), na siya ay nakipag-usap sa mga ipinasailalim sa kanya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na mga *'Jinn'* at mga tao: "*Sino sa inyo ang makapagdadala sa akin ng dakilang trono ng kanyang kaharian bago sila dumating sa akin na sumusunod at isinusuko ang buong sarili sa kagustuhan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *bilang Muslim?*"

**39.** Sinabi ng isang '*`Ifrît*' na dalubhasa at malakas mula sa mga '*Jinn*:' "*Dadalhin ko ito sa iyo bago ka tumayo sa iyong kinauupuan, at katiyakang ako ay malakas na kaya ko itong buhatin at mapagkatiwalaan sa kung ano ang nilalaman nito, na dadalhin ko ito sa iyo nang walang kakulangan at walang napalitan.*"

**40.** Sinabi naman ng isang tao na maalam sa Kasulatan: "*Dadalhin ko sa iyo ang trono bago kumurap ang mga talukap ng iyong mga mata, kapag ito ay gumalaw para tumingin sa anumang bagay.*" At pinahintulutan siya ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at siya naman (na maalam sa Kasulatan) ay nanalangin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), na kung kaya, dumating ang trono. At nang makita ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na nasa sa kanya nang harapan na nakatayo ang trono ay kanyang sinabi: "*Ito ay mula sa Kagandahang-Loob ng Aking 'Rabb' na lumikha sa akin at lumikha sa lahat ng bagay; upang subukin ako: kung ako ba ay magpapasalamat bilang pag-amin sa pagkakaloob Niya ng biyaya sa akin o tatanggi at di magpapasalamat? At sinuman ang tatanaw ng utang na loob sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang mga biyaya ay magiging kapaki-pakinabang ito para sa kanya, at sino naman ang tatanggi at babalewalain ang biyaya at hindi magpapasalamat, walang pag-aalinlangan, ang aking 'Rabb'*[1] *ang '**Ghanee**' – Napakayaman na Ganap na Malaya mula sa lahat ng pangangailangan, na ganap na hindi nangangailangan ng pagpapasalamat ng kahit sinuman, na Siya ang '**Kareem**' – Pinakamabait at masaganang Tagapagkaloob na saklaw ng Kanyang kabutihan dito sa daigdig ang nagpapasalamat at di-marunong magpasalamat, pagkatapos sila ay huhukuman at gagantihan sa Kabilang-Buhay.*"

**41.** Sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa sinumang kasama niya roon: "*Baguhin ninyo ang trono ng kanyang kaharian na kanyang inuupuan sa kaanyuan na hindi na niya ito makikilala kapag ito ay kanyang nakita; mababatid natin kung makikilala pa niya ito at siya ay ginabayan o magiging kabilang siya sa mga yaong hindi ginagabayan.*"

---

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

**42.** At nang dumating ang Reyna ng Saba` kay Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang bulwagan, sinabi sa kanya (Reyna): "*Ang iyo bang trono ay katulad nito?*" Kanyang sinabi: "*Katotohanan, parang hawig na hawig nito.*" At dito napatunayan ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na tama siya sa kanyang pagsagot, at katiyakang nabatid niya (Reyna) ang kapangyarihan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at ang katotohanan sa pagiging Propeta ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at sinabi ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): "*Ipinagkaloob sa amin ang kaalaman hinggil sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at sa Kanyang kapangyarihan bago sa kanya* (*Reyna*), *at kami ay nagpapasailalim sa kagustuhan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at sumusunod sa 'Deen' ng Islâm bilang Muslim.*"

**43.** At hinarangan siya ng kanyang kinaugalian na pagsamba ng iba bukod sa Allâh sa bukod-tanging pagsamba lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at siya ay walang pag-aalinlangang walang pananampalataya sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at lumaki sa kapaligiran ng mga taong walang pananampalataya, at siya ay nanatili sa kanilang '*deen*,' at kung hindi lamang dahil dito (sa mali niyang pagsamba at maling kinamulatan na kapaligiran) ay mayroon siyang matinding katalinuhan na naiintindihan niya ang katotohanan mula sa kamalian, subalit ang maling paniniwala ay inaalis nito ang liwanag ng puso.

**44.** Sinabi sa kanya: "*Pumasok ka sa Palasyo*, at doon ay nakalatag ang salamin na ang nasa ilalim nito ay tubig, at nang ito ay kanyang makita, inisip niya na ito ay tubig na umaalon, at itinaas niya ang kanyang kasuotan at nakita ang kanyang binti, upang siya ay lulusong sa tubig, at sinabi sa kanya ni Sulaymân (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): "*Walang pag-aalinlangan, ito ay patag na salamin na naaaninag ang ilalim nito na tubig.*" At doon ay naunawaan niya kung gaano kadakila ang kaharian ni Sulaymân at kanyang sinabi: "*O aking 'Rabb!' Katiyakan, Ako ay nagawa ng kamalian sa aking sarili dahil sa pagsamba ko ng iba, at ngayon ay isinusuko ko nang ganap ang aking sarili at susunod sa Iyong kagustuhan bilang isang Muslim na kasama ni Sulaymân sa 'Deen' ng Allâh na 'Rabb' ng lahat ng mga nilikha.*"

**45.** Katiyakan, ipinadala Namin sa angkan ng Thamoud ang kanilang kapatid na si Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na sinasabing: "*Sambahin ninyo ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *nang bukod-tangi at huwag kayong gumawa ng kahit na anumang sinasamba bukod sa Kanya, at nang dumating sa kanila si Sâleh upang sila ay anyayahan tungo sa Kaisahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at Bukod-Tanging pagsamba lamang*

*sa Kanya ay nahati sa dalawang grupo ang kanyang sambayanan: isang grupo sa kanila ang naniwala sa kanya at isang grupo naman ay di-naniwala at tinanggihan ang kanyang paanyaya, at lahat sila ay nag-aangkin na ang katotohanan ay nasa kanila."*

**46.** Sinabi ni Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa grupo ng di-naniwala: "*Bakit minamadali ninyo ang pagtanggi sa pamamagitan ng pagsagawa ng mga kasamaan, na ito ang magiging dahilan ng pagpaparusa sa inyo at inaantala ninyo ang pagtanggap ng tamang pananampalataya at pagsagawa ng mga kabutihan gayong dito ninyo makakamtan ang gantimpala? Di ba nararapat na humingi kayo kaagad ng kapatawaran mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*, at magbalik-loob kayo sa Kanya; upang kayo ay kaawaan?"*

**47.** Sinabi ng sambayanan ni Sâleh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanya: "*Nawalan na kami ng pag-asa sa iyo at sa sinuman na kasama mo na yumakap sa iyong 'Deen,'*" sinabi ni Sâleh sa kanila: "*Anuman ang nangyari sa inyo, mabuti man o masama, ay mula ito sa kapahintulutan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na ito ay nakatakda na sa inyo at ayon dito kayo ay tutumbasan, kaya nga lamang kayo ay mga tao na sinusubok sa pamamagitan ng mga pangyayari na kalugud-lugod at nakalulungkot, mabuti at masama.*


سُورَةُ النَّمۡلِ الجُزۡءُ التَّاسِعَ عَشَرَ
وَلَقَدۡ أَرۡسَلۡنَآ إِلَىٰ ثَمُودَ أَخَاهُمۡ صَٰلِحًا أَنِ ٱعۡبُدُواْ ٱللَّهَ
فَإِذَا هُمۡ فَرِيقَانِ يَخۡتَصِمُونَ ٤٥ قَالَ يَٰقَوۡمِ لِمَ تَسۡتَعۡجِلُونَ
بِٱلسَّيِّئَةِ قَبۡلَ ٱلۡحَسَنَةِۖ لَوۡلَا تَسۡتَغۡفِرُونَ ٱللَّهَ لَعَلَّكُمۡ
تُرۡحَمُونَ ٤٦ قَالُواْ ٱطَّيَّرۡنَا بِكَ وَبِمَن مَّعَكَۚ قَالَ طَٰٓئِرُكُمۡ
عِندَ ٱللَّهِۖ بَلۡ أَنتُمۡ قَوۡمٞ تُفۡتَنُونَ ٤٧ وَكَانَ فِي ٱلۡمَدِينَةِ
تِسۡعَةُ رَهۡطٖ يُفۡسِدُونَ فِي ٱلۡأَرۡضِ وَلَا يُصۡلِحُونَ ٤٨
قَالُواْ تَقَاسَمُواْ بِٱللَّهِ لَنُبَيِّتَنَّهُۥ وَأَهۡلَهُۥ ثُمَّ لَنَقُولَنَّ لِوَلِيِّهِۦ
مَا شَهِدۡنَا مَهۡلِكَ أَهۡلِهِۦ وَإِنَّا لَصَٰدِقُونَ ٤٩ وَمَكَرُواْ
مَكۡرٗا وَمَكَرۡنَا مَكۡرٗا وَهُمۡ لَا يَشۡعُرُونَ ٥٠ فَٱنظُرۡ
كَيۡفَ كَانَ عَٰقِبَةُ مَكۡرِهِمۡ أَنَّا دَمَّرۡنَٰهُمۡ وَقَوۡمَهُمۡ
أَجۡمَعِينَ ٥١ فَتِلۡكَ بُيُوتُهُمۡ خَاوِيَةَۢ بِمَا ظَلَمُوٓاْۚ إِنَّ
فِي ذَٰلِكَ لَأٓيَةٗ لِّقَوۡمٖ يَعۡلَمُونَ ٥٢ وَأَنجَيۡنَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ
وَكَانُواْ يَتَّقُونَ ٥٣ وَلُوطًا إِذۡ قَالَ لِقَوۡمِهِۦٓ أَتَأۡتُونَ
ٱلۡفَٰحِشَةَ وَأَنتُمۡ تُبۡصِرُونَ ٥٤ أَئِنَّكُمۡ لَتَأۡتُونَ ٱلرِّجَالَ
شَهۡوَةٗ مِّن دُونِ ٱلنِّسَآءِۚ بَلۡ أَنتُمۡ قَوۡمٞ تَجۡهَلُونَ ٥٥
٣٨١

**48.** At nandoon sa siyudad ni Sâleh na tinatawag na '*Hijr*'– na ito ay nasa hilagang-kanluran ng Tangway ng Arabia (o '*Arabian Peninsula*') – ang siyam na mga kalalakihan, na wala silang hangarin kundi pamiminsala sa kalupaan na ayaw nilang baguhin at ituwid ang kanilang mga sarili.

**49.** Sinabi noong siyam na yaon sa isa't isa: Magsipagsumpaan kayo sa bawa't isa sa Ngalan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na ang bawa't isa ay susumpa sa harapan ng bawa't isa: "*Walang pag-aalinlangan, tutungo tayo kay Sâleh sa isang lihim na gabi nang biglaan na papatayin natin siya at papatayin natin ang kanyang pamilya, pagkatapos ay sasabihin*

*natin sa kanyang mga kamag-anak*: '*Hindi namin nasaksihan ang kanilang pagkamatay, at kami sa katotohanan ay totoo sa anuman na aming sinasabi.*'"

**50.** At binalak nila ang pakanang ito upang puksain si Sâleh (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at ang kanyang pamilya bilang masamang balakin mula sa kanila, subalit tinulungan Namin ang Aming Propeta na si Sâleh (عَلَيْهِ السَّلَامُ), at pinuksa Namin sila bilang parusa na sila ay walang kaalam-alam, at hindi nila inaasahan na ito ay gagawin Namin sa kanila bilang ganti sa kanilang pakana.

**51.** Pagmasdan mo, O Muhammad, bilang aral kung ano ang naging bunga ng mga yaong nagpakana ng kasamaan laban sa kanilang Propeta na si Sâleh (عَلَيْهِ السَّلَامُ)? Katiyakan, pinuksa Namin silang lahat at ang kanilang sambayanan, lahat-lahat sila at walang itinira sa kanila.

**52.** At nandoroon pa rin na pinanatili ang kanilang mga tirahan na wala ka nang makikitang sinupaman mula sa kanila roon, pinuksa sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ); dahil sa kanilang pang-aapi laban sa kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsamba nila ng iba bukod sa Allâh, at sa kanilang pagtanggi at di-paniniwala sa Propeta na ipinadala sa kanila. Katiyakan, sa pagwasak na yaon at pagpuksa ay katotohanang nakapagbibigay-aral sa mga tao na nakaaalam kung ano ang ginawa Namin sa kanila, at ito ang Aming pamamaraan sa sinumang tumanggi sa mga Sugo.

**53.** At iniligtas Namin mula sa anumang nangyaring pagpuksa sa sambayanan ni Thamoud si Sâleh (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at ang mga naniwala sa kanya, at ang yaong kinaugalian na matakot sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang paniniwala sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**54-55.** At alalahanin mo si Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) noong sinabi niya sa kanyang sambayanan: "*Nagsisitungo ba kayo sa gawain na karumal-dumal, samantalang batid ninyong ito ay kasuklam-suklam? Dahil itinutuon ninyo ang inyong pagnanasa sa mga kalalakihan sa halip na ito ay sa mga kababaihan? Na kung kaya, kayo ay mga taong mangmang na hindi naiintindihan ang karapatan ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa inyo, at dahil doon ay nilabag ninyo ang Kanyang kagustuhan, at sinalungat ninyo ang Kanyang Sugo sa pamamagitan ng pagsagawa ninyo ng karumal-dumal na gawain, na wala pang sinumang nakagawa nito na nauna sa inyo sa lahat ng sangkatauhan.*"

**56.** At walang naisagot ang sambayanan ni Lût sa kanya (عَلَيْهِ السَّلَامُ) kundi pagsasabi nila sa isa't-isa: "*Palabasin ninyo ang pamilya ni Lût mula sa inyong bayan, dahil sa sila ay mga taong malilinis*

*na di-gumagawa ng kalaswaan sa pakikiapid sa kapwa lalaki."* Sinasabi nila yaon sa kanila bilang pang-iinsulto.

**57.** At iniligtas Namin si Lût (عَلَيْهِ السَّلَامُ) at ang kanyang pamilya mula sa parusa na katiyakang ito ay mangyayari sa sambayanan ni Lût, maliban sa kanyang asawa – dahil sa pagtakda Namin – na siya ay kabilang sa pananatilihin sa parusa hanggang mapuksa kasama ang mga pupuksain; dahil sa siya ay naging katulong ng kanyang sambayanan sa pagsagawa ng karumal-dumal at ito ay naging katanggap-tanggap sa kanya.

**58.** Pinaulanan Namin sila mula sa kalangitan ng mga bato na gawa sa luwad na nakamamatay, at napakasama ng ulan sa mga taong binalaan dahil sa naging matibay na laban sa kanila ang katibayan.

**59.** Sabihin mo, O Muhammad: "*Ang papuri at pasasalamat ay para lamang sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), *at kapayapaan ay mula sa Kanya, at kaligtasan ay para sa Kanyang mga alipin na Kanyang pinili para sa Kanyang mensahe*," pagkatapos ay tanungin mo ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh na kabilang sa iyong sambayanan: "*Ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ba na nagtatangan ng kakayahan na makapagdulot ng kapakinabangan at makapagsanhi ng kapinsalaan ay mas mabuti o*



*yaong kanilang sinasamba bukod sa Kanya, na walang kakayahan sa sarili nito at gayundin sa iba, na hindi man lamang makapagdudulot ng kapakinabangan ni makapagsasanhi ng kapinsalaan?"*

**60.** At tanungin mo sila, kung sino ang lumikha ng mga kalangitan at kalupaan, at nagpapababa para sa inyo mula sa kalangitan ng tubig-ulan, at sumisibol sa pamamagitan nito ang mga hardin na nagtatangan ng magandang tanawin? Kailanman, ay hindi ninyo kayang patubuin ang puno nito, kung hindi lamang sa katotohanang nagpababa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa inyo ng tubig-ulan mula sa kalangitan. Katiyakan, ang pagsamba sa Kanya ang Siyang katotohanan at

ang pagsamba naman sa iba bukod sa Kanya ay pawang kamalian. Kung gayon, mayroon bang '*ilâh*' o diyos na sinasamba bukod sa Allâh na gumagawa nitong mga ganitong gawain upang makatwirang sasambahin, na magiging katambal ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ)? Samakatuwid, sila na mga nagtatambal sa pagsamba ay mga taong lumihis sa Matuwid na Landas at Tamang Paniniwala, at ipinapantay nila ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) sa iba sa pagsamba at paggalang.

**61.** Ang inyo bang pagsamba ng iba bukod sa Allâh na inyong itinambal sa pagsamba sa Kanya (Allâh سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na inyong '*Rabb*'[1] ay mas nakabubuti o ang bukod-tanging pagsamba lamang sa Kanya (Allâh سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na gumawa ng kalupaan na itinalaga bilang inyong tirahan at ginawa Niya sa gitna nito ang mga ilog at ginawa (rin) Niya ang mga bundok na mga matatatag, at gumawa (rin) Siya sa pagitan ng dalawang karagatan, tabang at alat, ng harang upang hindi masira ang isa't isa?

Ang sinasamba ba ninyo bukod sa Allâh ay ginagawa niya ang mga ito upang siya ay magkaroon ng karapatan na sambahin ninyo bilang katambal ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ)? O sa katotohanan, karamihan sa kanila na mga nagtatambal sa pagsamba ay hindi nila batid ang ganap na kadakilaan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), na kung kaya, sila ay sumasamba ng iba bilang panggagaya lamang at pagiging masama.

**62.** Ang pagsamba ba ninyo ng iba bukod sa Allâh ay mas nakabubuti o ang pagsamba lamang sa Kanya (Allâh سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tanging tumutugon sa panalangin ng nasa kagipitan at pangamba, at inaalis Niya ang kasamaan na nangyari, at ginawa Niya kayong kahalili sa sinumang nauna sa inyo rito sa daigdig? Ang sinasamba ba ninyong iba bukod sa Allâh ay binibiyayaan kayo ng mga katulad nitong biyaya? Katotohanan, kakaunti lamang ang mga nakaaalaala at nakapupulot ng aral sa mga pangyayari, na kung kaya, sumamba kayo ng iba bukod sa Allâh.

**63.** Ang pagsamba ba sa inyong mga sinasamba bukod sa Allâh ay mas nakabubuti o Siya na ginagabayan kayo sa kadiliman ng kalupaan at karagatan kapag kayo ay naligaw at nagdilim na sa inyo ang mga daanan, at Siya na nagpapadala ng mga hangin bilang pagpapahiwatig ng magandang balita sa Kanyang Awa sa Kanyang alipin na pagkakaloob ng ulan na binubuhay Niya ang tuyot na kalupaan? Ang sinasamba ba na iba bukod sa Allâh ay may magagawa na kahit na kaunti sa mga ito upang kayo ay manalangin sa kanya bukod sa Allâh? Luwalhati

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ay Dalisay at Banal at malayo sa anuman na inyong sinasamba na iba.

**64.** At tanungin mo sila kung sino ang nagpanimula ng paglikha, pagkatapos ito ay Kanyang lilipuling lahat kung Kanya nang nanaisin, pagkatapos ay muli Niyang uulitin ang paglikha, at sino ang nagkakaloob sa inyo ng kabuhayan mula sa kalangitan sa pamamagitan ng pagbababa ng ulan at mula sa kalupaan sa pamamagitan ng pagpapatubo ng mga pananim at iba pa? Ang sinasamba ba bukod sa Allâh ang gumagawa nito? Sabihin mo: *"Ipakita ninyo ang inyong katibayan kung kayo ay totoo sa inyong pag-angkin na ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay may katambal sa Kanyang Kaharian at sa pagsamba sa Kanya."*

**65-66.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad *"Walang sinuman ang nakaaalam ng anumang nasa kalangitan gayundin sa kalupaan sa anumang sinarili ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na kaalaman sa mga 'Ghayb,' at hindi nila batid kung kailan sila bubuhayin na mag-uli mula sa kanilang mga libingan sa Araw ng Muling Pagkabuhay."* Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan kundi walang pag-aalinlangan, ang kabuuan ng kaaalaman hinggil sa Kabilang-Buhay at ang anuman na malalagim na pangyayari ay tiyak na mababatid nila kapag sila ay



nandoroon na, at katiyakan, sila sa daigdig ay may pag-aalinlangan hinggil dito at higit sa lahat ay bulag sila at mangmang hinggil sa mga pangyayaring ito.

**67.** At sinabi ng mga yaong tinanggihan ang Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): *"Kami ba at ang aming mga ninuno ay bubuhayin na mag-uli na katulad ng aming parehong kaanyuan pagkatapos ng aming kamatayan at pagkatapos naming naging alabok na?*

**68.** *"Katiyakan, pinangakuan kami ng pagkabuhay na mag-uli noon, kami at ang aming mga ninuno, subalit wala kaming nakikita na katibayan, na kung kaya, hindi*

*kami naniwala, kung gayon, itong iyong mga pangako ay walang iba kundi nagmula lamang sa mga isinulat ng mga naunang tao na kasinungalingan sa kanilang mga aklat.”*

**69.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga walang pananampalataya: “*Maglakbay kayo sa kalupaan, at pagmasdan ninyo ang mga tahanan ng mga nauna sa inyo na mga masasamang tao, kung ano ang kinahinatnan ng mga tumanggi sa mga Sugo? Pinuksa ba sila ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *dahil sa kanilang pagtanggi, at gagawin ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *sa kanila ang katulad ng mga ginawa sa mga walang pananampalatayang nauna sa kanila?*”

**70.** At huwag kang malungkot sa pagtalikod sa iyo ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh at pagtanggi nila sa paniniwala sa iyo, at huwag sumikip ang iyong dibdib sa kanilang mga pakana, dahil walang pag-aalinlangan na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang tutulong sa iyo laban sa kanila.

**71.** At sinasabi ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan, O Muhammad: “*Kailan pa ba mangyayari ang parusa na iyong ipinangako, na ito ay ibinababala mo sa amin, ikaw at ang iyong mga tagasunod, kung kayo ay totoo sa inyong mga ipinangako sa amin?*”

**72.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: “*Marahil ay malapit nang mangyari sa inyo ang ilan sa ipinamamadali ninyong parusa ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).”

**73.** At katiyakan, ang iyong ‘*Rabb*’[1] ay punung-puno ng kagandahang-loob sa sangkatauhan; dahil hindi Niya minamadali ang pagpaparusa sa kanilang kasamaan sa Kanya at sa kanilang pagtatanggi, magkagayunpaman ay karamihan sa kanila ay hindi tumatanaw ng utang na loob, sa pamamagitan ng paniniwala sa Kanya at pagiging taimtim nila sa pagsamba sa Kanya.

**74.** At katiyakan, ang iyong ‘*Rabb*’ ang Siyang Ganap na Nakaaalam sa anumang kinikimkim ng mga tao sa kanilang mga dibdib at kung ano ang kanilang inilalantad.

**75.** At walang anumang nakatago sa kalangitan at kalupaan kundi ito ay nasa malinaw na talaan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). At katiyakan, naitala sa talaang ito ang lahat ng mga nangyari at mangyayari pa lamang.

**76.** Katiyakan, isinalaysay ng Dakilang Qur’ân na ito, sa mga angkan ni Isrâ`il ang katotohanan hinggil sa maraming bagay, na hindi nila pinagkasunduan.

**77.** At katiyakan, ang Dakilang Qur’an na ito ay gabay mula sa pagkaligaw

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

at awa mula sa kaparusahan, sa sinumang maniniwala rito at susunod sa patnubay nito.

**78.** Katiyakan, ang iyong '*Rabb*' ang Siyang magpapasya sa pagitan ng mga di-nagkasundu-sundo mula sa angkan ni Isrâ`il at sa iba pa hinggil sa Kanyang batas na nasa kanila, ginagantihan Niya ang sinumang nagkakamali, at ginagantimpalaan Niya ang mabuti. At Siya ay ***'Al-`Azeez'*** – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan, na kung kaya, walang sinuman ang makapipigil ng Kanyang pinagpasyahan, na ***'Al-`Aleem'*** – ang Ganap na Nakaaalam, na kung kaya, hindi maaaring maghalo sa Kanya ang tama at kamalian.

**79.** Ipaubaya mo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang iyong sarili, O Muhammad, sa lahat ng mga pangyayari sa iyo, at magtiwala ka sa Kanya; dahil walang pag-aalinlangan, sapat na Siya sa iyo, at katiyakang ikaw ay nasa malinaw na katotohanan na walang pag-aalinlangan.

**80.** Katiyakan, hindi mo kaya, O Muhammad, na maiparinig ang katotohanan sa sinumang isinara na ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang kanyang kalooban at pinatay na ang puso nito, at hindi mo na maiparirinig ang iyong paanyaya sa sinumang biningi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang kanyang pandinig dahil ang bingi ay hindi nakakarinig kapag nakaharap,



paano pa kaya kung siya ay umiwas, nang-iwan at tumalikod?

**81.** At hindi mo kayang gabayan mula sa pagkaligaw ang sinumang binulag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) mula sa gabay at patnubay, at hindi mo rin maiparirinig ang anuman maliban lamang sa sinumang naniniwala sa Aming mga talata, dahil sila ay mga sumusuko at sumusunod sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) bilang Muslim, at tinutugunan ang iyong paanyaya sa kanila.

**82.** At kapag naging karapat-dapat na ang parusa sa kanila; dahil sa kanilang pagmamalabis sa mga kasalanan at paghihimagsik, sa pagtanggi nila sa batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa

Kanyang pinagpasyahan, hanggang sa sila ang naging pinakamasama sa lahat ng nilikha, ay ilalabas Namin sa kanila mula sa kalupaan sa huli (o dulo) ng panahon ang isang tanda mula sa mga palatandaan ng oras ng dakilang pagkagunaw ng daigdig na ito ay isang '*Dhâbbah*' na malahayop ang kaanyuan na makikipag-usap sa kanila, dahil walang pag-aalinlangan, ang mga taong hindi naniwala sa Muling Pagkabuhay ay hindi rin sila naniwala sa Qur'ân, kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) at sa kanyang '*Deen*,' at hindi nila ito isinasagawa.

**83.** At sa Araw ng Pagtitipun-tipon ay titipunin mula sa bawa't nasyon ang mga grupo na pinasinungalingan ang Aming mga katibayan at mga palatandaan, na kung saan doon ay iaantala ang una sa kanila hanggang sa dumating ang pinakahuli sa kanila; upang pagsama-samahin silang lahat, pagkatapos ay dadalhin sila para sa paghuhukom.

**84-85.** Hanggang kapag dumating na mula sa bawa't nasyon ang mga grupo ng mga tumanggi sa Aming mga palatandaan na magtitipun-tipon sila ay sasabihin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): "*Pinasinungalingan ba ninyo ang Aking mga talata na Aking ipinahayag sa Aking mga Sugo, at ang mga talata na Aking ipinakita bilang katibayan na patunay sa Aking Kaisahan at ang Aking pagiging natatangi sa Aking karapatan na sambahin, at ito ay hindi man lamang ninyo inalam kung ito ay mali, bago ninyo ito talikuran at pasinungalingan?*" Subalit naging karapat-dapat sa kanila ang hatol na parusa dahil sa kanilang pagiging masama at pagpapasinungaling, na kung kaya, sila ay hindi na makabibigkas pa ng anumang katuwiran (o katibayan) upang mapangalagaan nila ang kanilang mga sarili mula sa masamang mangyayari sa kanila.

**86.** Hindi ba nila nakita, sila na mga tumanggi na pinasinungalingan ang Aming mga Tanda o Talata, na katiyakang ginawa Namin ang gabi upang sila ay makapamahinga at makatulog, at ang araw upang sila ay makakita at makapagsagawa ng anumang ikabubuhay? Katotohanan, sa pagsasalit-salitan nito ay tunay nga na katibayan sa mga taong naniniwala sa ganap na kabuuan ng kapangyarihan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ng Kanyang Kaisahan sa pagsamba at sa kadakilaan ng Kanyang mga Biyaya.

**87.** At alalahanin mo, O Muhammad, ang Araw ng pag-ihip ng anghel sa tambuli na magigimbal ang lahat ng mga nasa kalangitan at lahat ng nasa kalupaan nang matinding pagkagimbal dahil sa tindi ng pangyayaring ito, maliban sa sinumang binukod ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) mula sa sinumang Kanyang pinarangalan at pinangalagaan mula sa pagkagimbal, at ang lahat ng mga nilikha ay tutungo sila

ay mapasa-pasa sa kababa-babaan, at maaaring tumama sa kanya ang bulalakaw na nagliliyab bago niya ito maiparating sa iba at siya ay masunog, at maaari rin namang ito ay maiparating niya dahil sa ito ay itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) bago tumama sa kanya ang bulalakaw, at ito ay dadalhin niya sa iba hanggang sa makarating sa mga manghuhula, at hahaluan na nila ito ng isang daang kasinungalingan.

**11.** Na kung kaya, tanungin mo, O Muhammad, ang hindi naniniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli, kung mas mahirap ba silang likhain o ang mga ibang nilikhang ito? Dahil katotohanang nilikha Namin ang ama nila na si Âdam (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) mula sa madikit (malagkit) na alabok na pinagsama-sama.

**12.** Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan, subalit mamamangha ka, O Muhammad, sa kanilang pagpapasinungaling at pagtanggi sa Pagkabuhay na Mag-uli, at mas nakamamangha pa kaysa sa kanilang pagtanggi ang kanilang pag-aalipusta sa iyo at panlalait sa mga sinasabi mo.

**13.** At kapag pinaaalalahanan sila hinggil sa anuman na kanilang nakaligtaan ay hindi pinahahalagahan ang pagpapaalaala at hindi nila pinag-aaralan.

**14.** At kapag nakakita sila ng katibayan mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na nagpapatunay ng iyong pagiging Propeta ay minamaliit at pinagtatakhan nila.

**15-17.** At kanilang sasabihin: "*Ang anuman na dala-dala mo ay walang iba kundi salamangka na malinaw sa pagiging salamangka nito! Kapag kami ba ay patay na at naging alabok na at ang aming mga buto ay nagkandudurug-durog na ay palalabasin pa ba kami mula sa aming mga libingan na mga buhay? At gayundin ang aming mga ninuno, bubuhayin pa ba rin sila na mag-uli gayong matagal na silang wala?*"

**18.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Oo, bubuhayin kayo na mag-uli at kayo ay mga hamak at mga walang halaga.*"

**19.** Sa pamamagitan lamang ng isang (nakabibinging) ingay ng pag-ihip sa tambuli, at pagmasdan, sila ay nakatayo mula sa kanilang mga libingan na titig na titig sa kagimbal-gimbal na pangyayari sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

**20.** At kanilang sasabihin: "*Kapighatian sa amin! Ito na ba ang Araw ng Paghuhukom at Pagbabayad?*"

**21.** Sasabihin sa kanila: "*Ito ang Araw ng Pagpapasya sa pagitan ng nilikha na makatarungang pagpapasya na hindi ninyo*



*pinaniwalaan noon sa daigdig at kinagawian ninyo na tanggihan."*

**22-23.** "*Tipunin ninyo ang mga hindi naniwala sa Allâh at ang kanilang mga kasamahan, gayundin ang kanilang mga sinasamba bukod sa Allâh, at kaladkarin ninyo sila nang matinding pagkaladkad tungo sa Impiyernong-Apoy.*

**24.** "*At patigilin ninyo sila bago sila makarating sa Impiyerno; dahil sila ay papapanagutin sa anuman na kanilang nagawa at mga sinabi noong sila ay nasa daigdig pa at tatanungin sila na may paghamak na pagtatanong."*

**25.** At sasabihin sa kanila bilang pag-aalipusta: "*Bakit hindi kayo nagtu-tulungan sa isa't isa?"*

**26.** Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan! Kundi sa Araw na yaon ay susuko sila sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at hindi nila sasalungatin ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at hindi sila lilihis, at wala silang maitutulong na anuman sa kanilang mga sarili.

**27.** At maghaharap sa isa't isa ang mga walang pananampalataya at magsisi-sihan at magtatalu-talo.

**28.** Sasabihin ng mga sumunod sa kanilang mga sinunod: "*Katiyakan, kinaugalian ninyo na kayo ay dumarating sa amin na nagpapanggap na kunwari ay ang dala-dala ay katotohanan at pinababalewala ninyo sa amin ang Batas at nilalayo ninyo kami mula rito at pinagaganda ninyo sa amin ang bawa't kasamaan at pagkaligaw."*

**29.** Tumugon ang sinunod sa mga sumunod sa kanila: "*Katiyakan, hindi ang inyong inaangkin ang katotohanan, kundi ang inyong mga puso ang tumanggi sa paniniwala at tumanggap ng di-paniniwala at paglabag."*

**30.** "*At wala kaming katibayan para sa inyo o di kaya ay lakas upang pigilan kayo mula sa paniniwala, kundi kayo ay mga tao na lumampas sa hangganang itinakda ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).

**31.** "*Na kung kaya, naging makatarungan sa atin ang mga*

*babala ng ating 'Rabb,' at tayo sa katotohanan ay matitikman ang kaparusahan, kami at kayo, dahil sa ating nagawang kasalanan at paglabag noong tayo ay nasa daigdig pa.*

**32.** *"At iniligaw namin kayo mula sa Daan ng Allâh at paniniwala sa Kanya, at kami sa katotohanan ay ligaw na bago pa man, na kung kaya, napahamak kami dahil sa aming di-paniniwala at hinamak namin kayo sa pamamagitan ng pagsama ninyo sa amin."*

**33.** Na kung kaya, ang mga sumunod at ang mga sinunod ay magkakasama sa Araw ng Muling Pagkabuhay sa kaparusahan, na katulad din ng kanilang pagsasama-sama sa daigdig sa paglabag sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**34.** Katiyakan, gayon ang ginagawa Namin sa mga yaong pinili nila ang paglabag sa Allâh sa daigdig kaysa sa pagsunod sa Kanya, na kung kaya, ipalalasap Namin sa kanila ang masidhing kaparusahan.

**35.** Katiyakan, sila na mga sumamba ng iba bukod sa Allâh noong sila ay nasa daigdig pa, kapag sinabi sa kanila: "*Lâ i-lâ-ha il-lal-lâh – walang sinuman ang bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)," at inaanyayahan sila tungo rito at inuutusan sila na iwasan ang anuman na salungat dito ay nagmamataas sila na tumatanggi mula rito at sa sinuman na nagdala nito.

**36.** At kanilang sinasabi: "*Tatalikuran ba namin ang pagsamba sa aming diyus-diyusan dahil lamang sa sinasabi ng manunula na ito na wala sa katinuan?*" Na ang ibig nilang sabihin ay si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), bilang pag-aalipusta at paninira.

**37.** Nagsinungaling sila, dahil hindi ang kanilang inaakala ang siyang katotohanan hinggil kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), kundi ang dala-dala niya ay katotohanan na Dakilang Qur'ân at Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at pinatotohanan niya ang mga Sugo sa anuman na kanilang mensaheng ipinarating mula sa batas ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Kaisahan

**38.** Walang pag-aalinlangan, O kayong mga walang pananampalataya dahil sa inyong sinabi at inyong di-paniniwala at pagtanggi ay malalasap ninyo ang masidhing kaparusahan.

**39.** At hindi kayo papagbabayarin sa Kabilang-Buhay kundi kung ano lamang na inyong ginawa rito sa daigdig na mga kasalanan.

**40.** Maliban sa mga alipin ng Allâh na taos-puso ang kanilang

pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na kung kaya, binukod-tangi sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Awa; dahil walang pag-aalinlangan, sila ay maliligtas sa masidhing kaparusahan.

**41.** Sila na mga maliligtas ay para sa kanila sa '*Al-Jannah*'[1] ang tiyak na kabuhayan na walang katapusan.

**42-43.** Itong kabuhayan na tinutukoy ay mga iba't ibang uri ng prutas, at sila roon ay pararangalan bilang kagandahang-loob mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa mga '*Jannât*' ng Kaligayahan na walang-hanggan.

**44.** At kabilang sa pagpaparangal sa kanila ng kanilang '*Rabb*'[2] ay ang pag-iistima nila sa isa't isa na sila ay nakaupo sa mga trono na magkakaharap-harap sa isa't isa.

**45-47.** Ipinaiikot sa kanilang mga inuupuan ang mga tasa ng alak mula sa mga umaagos na ilog, na hindi sila nangangamba na ito ay maubos, na ito ay maputi na napakasarap na inumin na hindi nakasisira sa katawan at kaisipan.

**48-49.** At nandoroon para sa kanila sa kanilang mga inuupuan ang mga malilinis at mararangal na mga kababaihan na hindi titingin ang mga ito kundi sa kanilang mga asawa lamang na magaganda ang kanilang mga mata, na para silang mga itlog na nasa pugad na pinangalagaan na hindi pa nahawakan ng sinumang kamay.

**50.** Maghaharapan sila sa isa't isa na magtatanungan hinggil sa naging kalagayan nila noon sa daigdig at ang kanilang kahirapan, at kung ano ang ibinungang biyaya na ibinigay sa kanila sa '*Al-Jannah*,' at ito ang kabuuan ng kapanatagan.

**51.** At sasabihin ng tagapagsalita nila na naninirahan sa '*Al-Jannah*:' "*Katiyakan, mayroon tayong kasamahan* (*noon*) *sa daigdig na palagi nating kasa-kasama*."

**52-53.** Na kanyang sinasabi: "*Paano ka maniniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli na ito ay isang bagay na nakapagtataka? Kapag tayo ba ay namatay na at nagkahiwa-hiwalay na ang ating mga katawan at naging alabok na tayo at naging mga buto na lamang ay bubuhayin pa ba tayong mag-uli, huhukuman at papag-babayarin sa ating mga nagawa?*"

**54-55.** Sinabi ng mananampalatayang ipinapasok sa '*Al-Jannah*' at sa kanyang mga kasamahan: "*Nakikita ba ninyo ang nangyari sa kasamahan natin* (*noon sa daigdig*)?" Tumingin siya at nakita niya ang kanyang

---

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

kasamahan na nasa kalagitnaan ng Impiyerno.

**56-57.** Sinabi ng mananampalataya sa kanyang kasamahan na hindi naniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli: "*Walang pag-aalinlangan, muntik mo na akong maipahamak sa pamamagitan ng pagpigil mo sa akin na maniwala, kung sinunod kita. Kung hindi lamang sa kagandahang-loob ng aking 'Rabb' na ginabayan Niya ako tungo sa paniniwala at pinatatag niya ako rito ay mapapabilang ako sa mga dadalhin sa kaparusahan na kasama mo.*

**58-60.** "*Katotohanan ba na tayo ay mananatili at magpapakasaya na hindi na tayo mamamatay maliban sa unang pagkamatay natin sa daigdig, at hindi na tayo paparusahan pagkatapos nating pumasok sa 'Al-Jannah?'*" Walang pag-aalinlangan, ang kasiyahan na natatamasa natin ay ang pinakadakilang tagumpay.

**61.** Sa katulad nitong ganap na kasiyahan at pagpapanatili magpasawalang-hanggan at dakilang tagumpay ay nagpupunyagi ang mga gumagawa ng kabutihan sa daigdig; upang ito ang kanilang paroroonan sa Kabilang-Buhay

**62.** Ang ganito ba na naisalaysay na kaligayahan sa '*Al-Jannah*' ang



mas mabuti bilang pag-aasikaso sa panauhin at ang pagkakaloob na mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ng mga masaganang biyaya o ang puno ng '*Zaqqum*' na marumi na isinumpa na pagkain ng mga nasa Impiyerno?

**63.** Katiyakan, ginawa Namin ang ganito bilang pagsubok sa mga masasama na hinamak nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng di-paniniwala at paglabag, at sinabi nila bilang pangungutya, matinding pagdidiin sa pagtanggi at pagpapasinungaling sa Qur'ân: "*Katiyakan, sinasabi ng inyong kasamahan na mayroong puno sa Impiyerno at kinakain ng Apoy ang puno.*"

**64-68.** Katiyakan, ito ay puno na tumutubo mula sa kaila-ilaliman ng Impiyerno, napakapangit ang hugis ng bunga nito na parang ulo ng mga '*Shaytân*,' na kung ganito ang katangian nito ay huwag mo nang itanong pa kung ano ang lasa nito. Katiyakan, ang mga walang pananampalataya ay kakain mula sa puno nito at mapupuno ang kanilang mga tiyan. At pagkatapos nilang kumain ay iinom sila ng marumi at mainit na pinaghalo ang pagiging marumi at init nito, pagkatapos ay walang pag-aalinlangang ang kanilang patutunguhan ay panibagong masidhing kaparusahang muli sa Impiyernong-Apoy na naglalagablab.

**69-70.** Katiyakan, natagpuan nila ang kanilang mga ninuno na gumawa ng '*Shirk*' – sumamba ng iba bukod sa Allâh at nasa pagkaligaw, na kung kaya, kaagad sila na sumunod sa kanila.

**71.** At katiyakan, naligaw sa katotohanan ang karamihang sambayanan bago ang iyong sambayanan, O Muhammad.

**72.** Katiyakan, nagpadala Kami sa mga sambayanan na yaon ng mga Sugo upang sila ay balaan sa kaparusahan subalit sila ay hindi naniwala.

**73.** Pagmasdan mo kung ano ang naging wakas nitong mga sambayanan na binigyan ng babala at tumanggi sa paniniwala. Walang pag-aalinlangang sila ay pinarusahan at naging aral ito sa mga tao.

**74.** Maliban sa mga alipin ng Allâh na taos-puso ang kanilang paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at binukod-tangi sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Awa dahil sa kanilang dalisay na layunin.

**75.** At katiyakan, nanawagan sa Amin ang Aming Propeta na si Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ); upang tulungan Namin siya laban sa kanyang sambayanan at Kami ang pinakamabuting tagatugon sa kanyang panawagan.

**76.** At iniligtas Namin siya at ang kanyang pamilya at ang mga naniwala sa kanya mula sa pagmamalupit ng mga walang pananampalataya at mula sa pagkalunod sa dakilang delubyo.

**77.** At ginawa Namin ang pamilya ni Nûh, na sila ang nanatili pagkatapos ng pagkalunod ng kanyang sambayanan.

**78.** At nag-iwan Kami para sa kanya ng isang mabuting alaala at papuri ng mga tao mula sa mga darating na henerasyon pagkatapos niya.

**79.** Kapayapaan para kay Nûh (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at kaligtasan mula sa anumang masamang kuwento ng iba laban sa kanya, sa halip siya ay

pinupuri ng iba't ibang henerasyon pagkatapos niya.

**80.** Katulad ng Aming pagbibigay ng gantimpala kay Nûh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay ganoon din Namin ginagantimpalaan ang lahat ng naging mabuti mula sa Aming mga alipin sa kanilang pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**81.** Katiyakan, si Nûh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay kabilang sa Aming mga matatapat at mga dalisay ang kalooban mula sa Aming mga alipin.

**82.** Sinanhi Namin na malunod ang iba na mga hindi naniwala mula sa kanyang sambayanan sa pamamagitan ng delubyo (o baha), at walang sinuman ang natira mula sa kanila.

**83-87.** At katiyakan, kabilang sa mga taong sumunod sa alituntunin ng kanyang (Nûh) *'Deen'* ay ang Aming Propeta na si Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) noong siya ay dumating na tinataglay niya ang dalisay na puso na malayo sa lahat ng maling paniniwala at masamang pag-uugali, noong sinabi niya sa kanyang ama at sa kanyang sambayanan bilang hindi pagsang-ayon sa kanila:

*"Ano ang inyong sinasamba bukod sa Allâh? Mas ninais ba ninyo na sambahin ang inyong mga diyus-diyusan at tinanggihan ninyo ang pagsamba sa Allâh* (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Bukod-Tanging karapat-dapat lamang na sambahin? Ano ang iniisip ninyo na maaaring gawin sa inyo ng Allâh* (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na 'Rabb' ng lahat ng mga nilalang kapag kayo ay sumamba ng iba bukod sa Kanya?"*



**88-90.** Pagkatapos ay tumingin si Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) bilang pagmumuni-muni sa mga bituin upang siya ay makatanggi na sumama sa kanila tungo sa kanilang pagdiriwang, at kanyang sinabi sa kanila: "*Katotohanan, ako ay may karamdaman.*" At ito ay hindi tuwirang pagtanggi mula kay Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), na kung kaya, siya ay pinabayaan na lamang nila at iniwan.

**91-92.** Pagkatapos ay tumungo siya nang mabilisan sa mga diyus-diyusan ng kanyang sambayanan at kanyang sinabi bilang panlalait:

*"Hindi ba kayo kakain ng mga pagkaing inialay sa inyo ng inyong mga alagad? Bakit hindi kayo nagsasalita at hindi kayo tumutugon sa nagtatanong sa inyo?"*

**93.** Pagkatapos ay lumapit siya sa kanilang mga diyus-diyusan, at pinagpapalo niya at pinagbabasag niya sa pamamagitan ng kanyang kanang kamay; upang patunayan niya sa kanyang sambayanan ang kanilang kamalian sa pagsamba nila nito.

**94.** Pagkatapos siya ay pinuntahan nila na nagmamadali at galit na galit.

**95-96.** At sinalubong sila ni Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na matatag na nagsasabi: *"Paano ninyo sinasamba ang mga rebulto na inukit ninyo mismo at ginawa ng inyong mga kamay, at tinalikuran ninyo ang pagsamba sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na inyong 'Rabb' at lumikha sa inyong sinasamba?"*

**97.** – At nang napatunayan niya sa kanila ang katibayan ay ginamit na nila ang kanilang lakas – at kanilang sinabi: *"Magtayo kayo ng gusali at punuin ninyo ng mga panggatong, pagkatapos kapag nag-aapoy na ay saka ninyo itapon si Ibrâhim doon."*

**98.** At nagpakana sila ng masamang balakin laban kay Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) upang siya ay patayin at ginawa Namin silang hamak, pinakamababa at talunan; dahil sa pangyayaring ito ay naitatag ni Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang kanyang katibayan at walang nagawa ang kanilang pakana.

**99-100.** At sinabi ni Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): *"Katiyakan, ako ay tutungo sa aking 'Rabb' sa lugar na kung saan maisasakatuparan ko ang aking pagsamba sa Kanya; dahil walang pag-aalinlangang tiyak na gagabayan Niya ako sa kabutihan hinggil sa aking pagsamba at sa aking makamundong buhay. O aking 'Rabb!' Pagkalooban Mo ako ng mabuting anak."*

**101.** Na kung kaya, tinugunan Namin ang kanyang panalangin, at ibinigay Namin sa kanya ang magandang balita na pagkakaroon ng anak na '*Haleem*' – na siya ay magiging maunawain paglaki niya na ito ay si Ismâ`il (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ).

**102.** At nang lumaki na si Ismâ`il (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), siya ay naglalakad na kasama ng kanyang ama, ay sinabi ng kanyang ama: *"Katiyakan, nakita ko sa aking panaginip na kinakatay kita bilang pag-aalay, na kung kaya, ano ang masasabi mo?"* – ang mga panaginip ng mga Propeta ay totoo – sinabi ni Ismâ`il (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) bilang pagmamahal sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*,'[1] na pagiging masunurin sa kanyang ama, at kaagapay niya sa pagsunod sa kagustuhan ng Allâh

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): *"O kagalang-galang kong ama! Gawin mo kung ano ang ipinag-utos ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa iyo, na ako ay ihahandog, katiyakan, matatagpuan mo ako sa kapahintulutan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, na matiisin, masunurin bilang paghangad ng Kanyang gantimpala."*

**103.** Pagkatapos, nang isinuko nilang dalawa ang kanilang mga sarili sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at nagpasailalim, at inihiga na ni Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ang kanyang anak at pinatagilid niya ang kanyang mukha na nakaharap sa kalupaan upang ito ay kanyang ialay.

**104-105.** At tinawag Namin si Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa ganitong matindi niyang kalagayan: *"O Ibrâhim, katiyakan, naisagawa mo ang ipinag-utos sa iyo, at naisakatuparan mo ang iyong panaginip, katiyakan, kung paano ka Namin ginagantimpalaan sa iyong pagiging tapat ay ganoon din Namin gagantimpalaan ang mga naging mabuti na katulad mo, at ililigtas Namin sila mula sa kapahamakan dito sa buhay sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.*

**106.** *"Katiyakan, ang kautusan sa pag-alay mo sa iyong anak ay mabigat na pagsubok na nagpapatunay ng iyong pagiging tapat sa iyong pananampalataya."*

**107.** At iniligtas Namin si Ismâ`il




(عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at gumawa Kami ng panghalili para sa kanya na malaking tupa.

**108.** At nag-iwan Kami para kay Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ng mabuting alaala mula sa mga darating pang sambayanan pagkatapos niya.

**109.** Pagbati ng *'Salâm'* (kapayapaan) para kay Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at pagkakaloob ng panalangin ng kaligtasan para sa kanya mula sa lahat ng di-kanais-nais.

**110.** Kung paano Namin ginantimpalaan si Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa kanyang pagiging masunurin at pagsunod sa Aming kautusan ay ganoon din Namin gagantimpalaan

ang mga mabubuti mula sa Aming mga alipin.

**111.** Katiyakan, siya ay kabilang sa Aming mga alipin na mananampalataya na naisakatuparan ang kanilang pagiging tunay na alipin.

**112.** At ipinagkaloob Namin kay Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang magandang balita ng pagkakaroon ng anak na si Ishâq (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) – isang Propeta na kabilang sa mga mabubuti; bilang gantimpala sa kanyang pagiging matiisin at pagiging bukal na pagtanggap sa kautusan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*'[1] at pagiging masunurin sa Kanya.

**113.** At ibinaba Namin para sa kanilang dalawa ang biyaya. At mayroon sa kanilang lahi ang naging masunurin sa kanyang '*Rabb*,' na matuwid sa kanyang sarili at mayroon din ang naging masama na inapi ang kanyang sarili sa pamamagitan ng malinaw na pagtanggi at paglabag.

**114-115.** At katiyakan, pinagkalooban Namin si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at Hâroun (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng pagka-Propeta at mensahe, at iniligtas Namin silang dalawa at ang kanilang tagasunod mula sa pagkalunod at mula sa pang-aalipin sa kanila at panghahamak.

**116.** At ipinagkaloob Namin ang tulong sa kanila, na kung kaya, ito ay naging karangalan sa kanila, tagumpay at pangingibabaw laban kay Fir`âwn at sa kanyang angkan.

**117-119.** At ipinagkaloob Namin sa kanilang dalawa ang malinaw na kasulatan, na ito ay '*Tawrah*,' at ginabayan Namin sila sa Matuwid na Landas na walang kabaluktutan, na ito ay Islâm na '*Deen*' ng Allâh na ipinadala Niya ang Kanyang mga Propeta sa pamamagitan ng mensahe nito, at nag-iwan Kami para sa kanila ng magandang alaala at papuri mula sa darating pagkatapos nila.

**120-122.** Kapayapaan, para kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at Hâroun (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at papuri, pagkakaloob ng panalangin para sa kanila ng kaligtasan sa lahat ng kapinsalaan at di-kanais-nais, at kung paano Namin ginantimpalaan silang dalawa ng mabuting gantimpala ay ganoon din Namin gagantimpalaan ang mga mabubuti mula sa Aming mga alipin na mga dalisay ang kalooban sa pamamagitan ng katapatan, paniniwala at pagsunod. Katiyakan, silang dalawa ay kabilang sa mga alipin Namin na mga matatag sa kanilang paniniwala.

**123-126.** At katiyakan, ang Aming alipin na si Ilyâs (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ay kabilang sa mga pinarangalan Namin ng pagiging Propeta at pagiging Sugo, noon sinabi niya

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

sa kanyang sambayanan mula sa angkan ni Isrâ`îl: *"Matakot kayo sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na Bukod-Tangi at maging maingat kayo at huwag kayong sumamba ng iba bilang katambal sa pagsamba sa Kanya, paano ninyo sinasamba ang mga diyus-diyusan at tinatalikuran ninyo ang pagsamba sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na* ***'Ahsanul Khâliqeen'*** *–Pinakamahusay sa lahat ng mga tagapaglikha, samantalang Siya ang inyong 'Rabb' na lumikha sa inyo at lumikha ng inyong mga ninuno na mga nauna sa inyo?"*

**127-128.** Hindi pinaniwalaan ng sambayanan ni Ilyâs ang kanilang Propeta, na kung kaya, walang pag-aalinlangan, titipunin sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Araw ng Muling Pagkabuhay para sa paghuhukom at pagpaparusa, maliban sa mga alipin ng Allâh na taos-puso ang kanilang pagsunod sa *'Deen'* ng Allâh, dahil katiyakan, sila'y maliligtas mula sa Kanyang kaparusahan.

**129-132.** At nag-iwan Kami para kay Ilyâs (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng magandang papuri mula sa mga susunod pang sambayanan pagkatapos niya. Kapayapaan bilang pagbati kay Ilyâs (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at papuri sa kanya. At kung paano Namin ginantimpalaan si Ilyâs (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng mabuting gantimpala sa kanyang pagsunod ay ganoon din Namin gagantimpalaan ang




mga mabubuti mula sa Aming mga alipin na mga mananampalataya. Katiyakan, siya ay kabilang sa Aming mga alipin na mananampalataya na mga dalisay ang kanilang kalooban para sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng katapatan at paniniwala.

**133-135.** At katiyakan, pinili Namin ang Aming alipin na si Lût (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at ibinilang Namin siya sa mga Sugo, noong iniligtas Namin siya at ang lahat ng kanyang pamilya mula sa kaparusahan maliban sa matandang babae, na ito ay kanyang asawa dahil siya ay napahamak kasama ng mga napahamak mula sa kanyang sambayanan dahil sa kanyang di-paniniwala.

**136.** Pagkatapos ay winasak Namin ang iba na nanatili na walang pananampalataya mula sa kanyang sambayanan.

**137-138.** Katiyakan, kayo na taga-Makkah ay nadaraanan ninyo sa inyong paglalakbay ang mga tahanan ng sambayanan ni Lût at ang mga bakas na naiwan nila habang kayo ay naglalakbay sa umaga, nadaraanan din ninyo habang kayo ay naglalakbay sa gabi, na kung kaya, hindi ba ninyo pinag-iisipang mabuti, upang kayo ay magkaroon ng takot na baka mangyari sa inyo ang katulad ng nangyari sa kanila?

**139-140.** At katiyakan, ang Aming alipin na si Yûnus (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay Aming pinili at ibinilang Namin siya sa mga Sugo. Noong siya ay tumakas mula sa kanyang bayan na ito ay hindi ipinag-utos sa kanya ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na kanyang *'Rabb',* at sumakay siya ng sasakyang-pandagat na punung-puno ng mga pasahero at mga bagahe.

**141.** At nang napalibutan na sila ng mga malalaking alon ay nagkasundo na magpalabunutan ang mga nakasakay sa sasakyang-pandagat upang mabawasan ang lulan nito dahil sa pangamba na sila ay malunod, at si Yûnus (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang nabunot sa palabunutang yaon.

**142.** At itinapon siya sa karagatan at kinain siya ng malaking isda, at si Yûnus (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay nakagawa ng isang bagay na karapat-dapat na papanagutin.

**143-144.** At kung hindi lamang sa kanyang nagawa na maraming pagsamba at mabuting gawa bago siya napunta sa tiyan ng malaking isda at sa kanyang pagpupuri sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) habang siya ay nasa loob ng tiyan ng malaking isda, na kanyang sinasabi: *"Lâ i-lâ-ha il-la an-ta sub-hâ-na-ka in-nî kun-tu mi-nadz-dzâ-li-meen"* (walang sinuman ang bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat na sambahin kundi Ikaw, O Allâh, Luwalhati sa Iyo, katiyakan, ako ay kabilang sa mga masasama na nakagawa ng kasalanan) ay mananatili siya sa tiyan ng malaking isda at ito na ang kanyang magiging libingan hanggang sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

**145.** At inilabas Namin siya mula sa tiyan ng malaking isda, at ipinadpad Namin siya sa dalampasigan na may patag na kalupaan na walang puno at walang kabahayan – ilang na kalupaan – na nasa mahinang kalagayan ang kanyang pangangatawan.

**146.** At pinasibol Namin para sa kanya ang halaman ng *'kara`'* (*'gourd'* o halamang gumagapang na tulad ng kalabasa) para siya'y liliman at mapakinabangan niya ito.

**147-148.** At ipinadala Namin siya tungo sa isang daang libong mga tao o higit pa kaysa rito mula sa kanyang sambayanan, at naniwala sila sa kanya, na kung kaya, pinagkalooban Namin sila ng pansamantalang kaligayahan dito sa daigdig hanggang sa pagdating ng kanilang itinakdang kamatayan.

**149.** Tanungin mo, O Muhammad, ang iyong sambayanan: "*Paano nila itinangi para sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ang mga anak na kababaihan na kanilang kinamumuhian, at itinangi naman nila sa kanilang sarili ang mga anak na kalalakihan na yaon ang kanilang labis na inaasam?*"

**150.** At itanong mo rin sa kanila: "*O nilikha ba Namin ang mga anghel na mga kababaihan, na sila ay nandoroon habang nililikha ang mga ito?*"

**151-152.** At katiyakan, kabilang sa kanilang kasinungalingan ay ang pagsasabi nila: "*Nagkaroon ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ng anak na lalaki,*" na walang pag-aalinlangang sila ay mga sinungaling; dahil sila ay nagsasabi ng bagay na hindi nila alam.

**153.** Ano ba ang dahilan kung gayon na mas pipiliin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga anak na kababaihan kaysa sa mga anak na kalalakihan?

**154.** Napakasama ng paghatol na inyong ginagawa, O kayong



mga tao, na itinangi ninyo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga anak na kababaihan at sa inyo naman ay mga anak na kalalakihan, samantalang kayo ay hindi ninyo naiibigan sa inyong mga sarili ang mga anak na kababaihan.

**155.** Hindi ba kayo nakakaunawa na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay hindi maaaring magkaroon ng anak? Kataas-taasan sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Siya ay malayo sa kanilang pagbibintang.

**156.** O di kaya ay mayroon ba kayong malinaw na katibayan sa inyong sinasabi at inaangkin na kasinungalingan?

**157.** Kung kayo ay may katibayan na nasa kasulatan na nagmula sa Allâh

(سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay ipakita ninyo kung kayo ay nagsasabi ng katotohanan!

**158.** Itinuring (o inimbento) ng mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at ang mga '*Jinn*' ay may ugnayang magkamag-anak, samantalang alam ng mga '*Jinn*' na sila (mga '*Jinn*') ay titipunin at papananagutin sa Araw ng Muling Pagkabuhay.

**159.** Luwalhati sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), Siya ay malayo sa anumang hindi karapat-dapat na para sa Kanya na itinatangi ng mga walang pananampalataya.

**160.** Subalit ang mga alipin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na taos-puso sila sa kanilang pagsamba sa Kanya ay hindi nila itinatangi sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang anuman maliban sa kung ano ang angkop sa Kanyang Kamaharlikaan at Kadakilaan.

**161-163.** Katiyakan, kayo na sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay wala kayong sinasamba bukod sa Allâh kundi mga diyus-diyusan lamang, na wala kayong iniliit ligaw na sinuman maliban sa sinumang itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Kataas-taasan na siya ay susunugin sa Impiyerno; dahil sa kanyang di-paniniwala at pagiging masama.

**164-166.** Sinabi ng mga anghel: "*Walang kahit sinuman sa amin kundi mayroon siyang nakabukod na lugar sa kalangitan, at kami sa katotohanan ay nakatayo na nakahanay sa pagsamba namin sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at pagsunod sa Kanyang kagustuhan, at katiyakan, kami ay lumuluwalhati sa Kanya bilang pagdakila, na Siya ay malayo sa anumang hindi karapat-dapat na para sa Kanya.*"

**167-169.** At katiyakan, sinasabi nila na mga walang pananampalataya na taga-Makkah bago ka pa ipinadala, O Muhammad: "*Kung dumating lamang sa amin ang mga Aklat at mga Propeta na katulad ng dumating sa mga nauna sa atin, ay magiging alipin tayo ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na mga matatapat sa paniniwala at mga taos-puso sa pagsamba.*"

**170.** At noong dumating sa kanila ang mga kuwento hinggil sa mga naunang mga tao at kaalaman hinggil sa mga darating pa na mga tao, at ang ganap na kasulatan, at ang pinakamabuti sa lahat ng mga Sugo na siya ay si Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) ay hindi nila pinaniwalaan, katiyakan, matutunghayan nila kung ano ang parusa sa kanila sa Kabilang-Buhay.

**171-173.** At katiyakan, nauna na ang Aming pagpasya, na hindi na mababago para sa Aming mga alipin na mga Sugo, na walang pag-aalinlangan, para sa kanila ang pangingibabaw laban sa kanilang mga kalaban sa pamamagitan ng katibayan at kapangyarihan, at katiyakan, ang Aming mga sundalo

na mga nakikipaglaban sa Daan patungo sa Amin ay walang pag-aalinlangang sila ay mananalo laban sa kanilang mga kalaban sa lahat ng pagkakataon dahil sa ang pagturing sa tunay na tagumpay ay ang pagwawagi sa dakong huli.

**174-175.** Na kung kaya, tumalikod ka, O Muhammad, mula sa kanila na nagmamatigas, at hindi tumanggap ng katotohanan hanggang matapos ang itinakda mo na panahon bilang palugit, at darating ang kautusan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) para sila ay parusahan, pagmasdan mo kung ano ang parusa na mangyayari sa kanila dahil sa paglabag nila sa iyo, at walang pag-aalinlangang makikita nila ang anumang mangyayari sa kanila na kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).

**176-177.** Minamadali ba nila ang pagbaba ng parusa Namin sa kanila, O Muhammad? At kapag bumaba ang Aming parusa sa kanila ay magiging napakasamang umaga ang kanilang umaga.

**178-179.** Na kung kaya, pabayaan mo na sila, O Muhammad, hanggang sa pahintulutan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na maganap ang parusa sa kanila, at pagmasdan mo sila, dahil walang pag-aalinlangang makikita nila ang anumang mangyayari sa kanila na parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).

**180.** Luwalhati sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Siya ang '*Rabb*' na Dakila, na Siya ay malayo sa anumang itinatangi nila na mga kasinungalingan laban sa Kanya.

**181.** At tuluy-tuloy na kapayapaan bilang pagbabati ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at ang pagpupuri at kaligtasan ay para sa lahat ng mga Sugo.

**182.** At papuri sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na '*Rabb*'[1] ng mga nilalang mula sa umpisa magpasawalang-hanggan, na Siya lamang ang Bukod-Tanging karapat-dapat nito, na Siya ay walang katambal.

## XXXVIII – Sûrat Sãd
## [Kabanata Sãd – (Ang Titik) Sãd]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-2.** *Sãd* – Ang katulad nitong titik ng '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.' Sumusumpa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pamamagitan ng Qur'ân na nilalaman nito ang pagpapaalaala sa mga tao sa kanilang pagkalimot subalit ang mga walang pananampalataya ay nagmamataas sa katotohanan at nilalabag ito.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



**3.** Marami sa mga sambayanan na Aming pinuksa na nauna kaysa sa mga walang pananampalataya na ito sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na sila ay humingi ng saklolo nang dumating sa kanila ang parusa at nanawagan sila na sila ay magsisipagsisi, subalit ang panahon ay hindi na panahon ng pagtanggap ng pagsisisi, at hindi na panahon ng kaligtasan mula sa anumang dumating sa kanila na kaparusahan.

**4-5.** At namangha sila na mga walang pananampalataya kung paano nagpadala ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng Sugo na tao na mula sa kanila; upang sila ay hikayatin tungo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at balaan mula sa Kanyang parusa, at kanilang sinabi: *"Katiyakan, siya ay hindi Sugo kundi siya ay sinungaling sa kanyang sinasabi, at sinasalamangka niya lamang ang kanyang sambayanan, dahil paano niya gagawin ang maraming diyus-diyusan na iisang diyos na lamang? Katiyakan, ang kanyang dala-dalang mensahe at paghikayat ng iba tungo rito ay isang bagay na nakapagtataka."*

**6-7.** Nagpunta ang mga pinuno ng mga tao na siyang matataas mula sa kanila upang hikayatin ang kanilang sambayanan na (sinasabi): *"Hayaang manatili kayo sa inyong pagsamba ng iba bukod sa Allâh at magtiis kayo sa rami ng inyong diyus-diyusan! Katiyakan, ang dala-dala ng Sugong ito ay isang bagay na binalak lamang na ang hangarin ay pamumuno at pangunguntrol, na hindi namin narinig sa relihiyon ng aming mga ninuno na mga Quraysh at gayundin sa mga Kristiyano ang katulad ng kanyang paanyaya, dahil ito ay walang iba kundi pagsisinungaling lamang!*

**8.** *"Bukod-tangi lamang ba na si Muhammad ang binigyan ng kapahayagan ng Dakilang Qur'ân mula sa atin?"* Hindi ang kanilang inaakala ang siyang katotohanan kundi sila ay may pag-aalinlangan hinggil sa pagpapahayag sa iyo, O Muhammad, at pagkapadala sa iyo bilang Sugo, at katiyakan, sinabi nila ito; dahil sa hindi pa nila natikman ang kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), dahil kung natikman lamang nila

ang kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay hindi sila magkakaroon ng lakas ng loob sa kanilang mga nasabi.

**9.** O sila ba ay nagmamay-ari ng imbakan ng Biyaya ng iyong '*Rabb*' na Dakila sa Kanyang Kaharian, na nagbibigay ng anuman na Kanyang nais na kabuhayan at kagandahang-loob sa sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang nilikha?

**10.** O di kaya ay pagmamay-ari ba nila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ang mga kalangitan at kalupaan at ang anumang nasa pagitan nito, upang sila ay magkaloob o di kaya ay magpigil? Kung totoo na sila nga ay magsagawa sila kung gayon ng hagdanan sa anumang kaparaanan para sila ay makarating sa kalangitan at pigilan nila ang anghel sa pagpababa ng Rebelasyon kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).

**11-14.** Sila na mga sundalo ng mga walang pananampalataya ay mga sundalo na matatalo, dahil kung paano natalo ang iba na mga grupo ng mga sundalo na nauna sa kanila ay ganoon din sila.

Bago pa sila, hindi naniwala ang mga nauna na sambayanan ni Nûh, ni `Âd, ni Fir`âwn na mga nagtatangan ng dakilang lakas, gayundin ang sambayanan ni Thamoud, ni Lût at ang mga nanirahan sa mga puno at mga hardin na sila ay ang sambayanan ni Shu`ayb.

Sila ay mga nasyon na nag-umpuk-umpukan sa di-paniniwala at pagtanggi at bawa't isa sa kanila ay nagsama-sama rito. At walang sinuman sa kanila kundi tinanggihan ang mga Sugo, na kung kaya, sila ay naging karapat-dapat sa parusa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ito ay nangyari sa kanila.

**15.** At walang hinihintay ang mga walang pananampalataya habang sila ay nananatili sa pagsamba ng iba bukod sa Allâh kundi ang pagdating sa kanila ng parusa sa pamamagitan ng isang ihip lamang ng tambuli na ito ay tuluy-tuloy at walang patid.

**16.** At sinabi nila: "*O aming 'Rabb!'*[1] *Madaliin Mo na ang aming bahagi mula sa Iyong parusa rito sa daigdig bago dumating ang Araw ng Muling Pagkabuhay*," at ito ay bilang pang-iinsulto mula sa kanila.

**17.** Tiisin mo, O Muhammad, ang anuman na kanilang sinasabi na hindi mo gusto, at alalahanin mo ang Aming alipin na si Dâwood (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) na nagtatangan ng lakas laban sa mga kalaban ng Allâh at pagtitiis sa pagsunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), dahil siya sa katunayan ay palaging nagbabalik-loob sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) hanggang sa ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay nasiyahan sa kanya. (Ito

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

ٱصْبِرْ عَلَىٰ مَا يَقُولُونَ وَٱذْكُرْ عَبْدَنَا دَاوُۥدَ ذَا ٱلْأَيْدِ إِنَّهُۥٓ أَوَّابٌ ﴿١٧﴾ إِنَّا
سَخَّرْنَا ٱلْجِبَالَ مَعَهُۥ يُسَبِّحْنَ بِٱلْعَشِىِّ وَٱلْإِشْرَاقِ ﴿١٨﴾ وَٱلطَّيْرَ
مَحْشُورَةً كُلٌّ لَّهُۥٓ أَوَّابٌ ﴿١٩﴾ وَشَدَدْنَا مُلْكَهُۥ وَءَاتَيْنَٰهُ ٱلْحِكْمَةَ
وَفَصْلَ ٱلْخِطَابِ ﴿٢٠﴾ ۞ وَهَلْ أَتَىٰكَ نَبَؤُا۟ ٱلْخَصْمِ إِذْ تَسَوَّرُوا۟
ٱلْمِحْرَابَ ﴿٢١﴾ إِذْ دَخَلُوا۟ عَلَىٰ دَاوُۥدَ فَفَزِعَ مِنْهُمْ قَالُوا۟ لَا تَخَفْ
خَصْمَانِ بَغَىٰ بَعْضُنَا عَلَىٰ بَعْضٍ فَٱحْكُم بَيْنَنَا بِٱلْحَقِّ وَلَا تُشْطِطْ
وَٱهْدِنَآ إِلَىٰ سَوَآءِ ٱلصِّرَٰطِ ﴿٢٢﴾ إِنَّ هَٰذَآ أَخِى لَهُۥ تِسْعٌ وَتِسْعُونَ نَعْجَةً
وَلِىَ نَعْجَةٌ وَٰحِدَةٌ فَقَالَ أَكْفِلْنِيهَا وَعَزَّنِى فِى ٱلْخِطَابِ ﴿٢٣﴾ قَالَ
لَقَدْ ظَلَمَكَ بِسُؤَالِ نَعْجَتِكَ إِلَىٰ نِعَاجِهِۦ وَإِنَّ كَثِيرًا مِّنَ ٱلْخُلَطَآءِ لَيَبْغِى
بَعْضُهُمْ عَلَىٰ بَعْضٍ إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّٰلِحَٰتِ وَقَلِيلٌ مَّا هُمْ
وَظَنَّ دَاوُۥدُ أَنَّمَا فَتَنَّٰهُ فَٱسْتَغْفَرَ رَبَّهُۥ وَخَرَّ رَاكِعًا وَأَنَابَ ۩ ﴿٢٤﴾ سَجْدَة
فَغَفَرْنَا لَهُۥ ذَٰلِكَ وَإِنَّ لَهُۥ عِندَنَا لَزُلْفَىٰ وَحُسْنَ مَـَٔابٍ ﴿٢٥﴾
يَٰدَاوُۥدُ إِنَّا جَعَلْنَٰكَ خَلِيفَةً فِى ٱلْأَرْضِ فَٱحْكُم بَيْنَ ٱلنَّاسِ بِٱلْحَقِّ
وَلَا تَتَّبِعِ ٱلْهَوَىٰ فَيُضِلَّكَ عَن سَبِيلِ ٱللَّهِ إِنَّ ٱلَّذِينَ يَضِلُّونَ
عَن سَبِيلِ ٱللَّهِ لَهُمْ عَذَابٌ شَدِيدٌۢ بِمَا نَسُوا۟ يَوْمَ ٱلْحِسَابِ ﴿٢٦﴾

ربع الحزب ٤٦



ay bilang pagpapapagaan sa kalooban ni Propeta Muhammad (ﷺ).

**18-19.** Katiyakan, ginawa Namin na magpasailalim sa kanya ang mga kabundukan na pumupuri at niluluwalhati ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa umpisa ng araw at sa dulo nito na kasama si Dâwood (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at gayundin ang mga ibon na nagsasama-sama kasama niya na sumusunod sa kanya.

**20.** At pinalakas Namin ang kanyang kaharian dahil sa kanyang katatagan, pagiging kagalang-galang, kapangyarihan at pangingibabaw, at pinagkalooban Namin siya ng pagiging Propeta, at makatarungang paghahatol sa pananalita at pagpapasya.

**21-22.** At dumating ba sa iyo, O Muhammad, ang kuwento ng dalawang may hindi pinagkasunduan (‘*litigant*’ – may usapin) na nilukso nila ang bakod ng bahay-dalanginan ni Dâwood (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at nagulat siya sa pagpasok nilang dalawa? Sinabi nila sa kanya: “*Huwag kang matakot, dahil kaming dalawa ay may hindi pinagkasunduan (may usapin) dahil inapi ng isa sa amin ang isa, na kung kaya, hatulan mo ang pagitan namin ng makatarungang paghatol at huwag kang papanig sa alinmang dalawa sa amin sa iyong paghatol, at gabayan mo kami tungo sa Matuwid na Daan.*”

**23.** Sinabi ng isa sa dalawa: “*Katotohanan, itong aking kapatid (sa pananampalataya) ay mayroon siyang siyamnapu’t-siyam na kambing, at ang pagmamay-ari ko lamang ay isang kambing at binalak pa niya na makuha ito, at kanyang sinabi: ‘Ibigay mo sa akin, at mahigpit ang kanyang pananalita sa akin, at nadaig niya ako.’*”

**24.** Sinabi ni Dâwood (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ): “*Katiyakan, dinaya ka ng iyong kapatid sa pamamagitan ng paghiling niya sa iyo na isama ang iyong kambing sa kanyang mga kambing, at katiyakan, marami sa mga magkakasosyo ay hinahamak nila ang isa’t isa, at nilalamangan sa pamamagitan ng pagkuha ng kanyang karapatan at hindi siya*

*nagiging pantay sa kanyang sarili maliban sa mga mananampalataya na mga mabubuti dahil hindi nila dinadaya ang isa't isa at sila ay mangilan-ngilan lamang."*

At natiyak ni Dâwood (عَلَيْهِ السَّلَامُ) na sinubok Namin siya sa pamamagitan nitong dalawa na may di napagkasunduan, at humingi siya ng kapatawaran sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na kanyang '*Rabb*,'[1] at nagpatirapa siya bilang pagbaling sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na may pagsisisi.

**25.** Na kung kaya, pinatawad Namin siya at ibinilang Namin siya sa mga malalapit sa Amin, at inihanda Namin para sa kanya ang mabubuting patutunguhan sa Kabilang-Buhay.

**26.** O Dâwood (عَلَيْهِ السَّلَامُ)! Katiyakan, pinili ka Namin na mangasiwa rito sa kalupaan at ginawa ka Namin na hari rito, na kung kaya, magpasya ka nang makatarungan at maging pantay sa paghatol sa pagitan ng mga tao, at huwag mong sundin ang iyong kagustuhan sa paghahatol, dahil ikaw ay maliligaw mula sa '*Deen*' ng Allâh at Kanyang batas.

Katiyakan, ang mga naligaw mula sa Daan ng Allâh ay para sa kanila ang masidhing kaparusahan sa Impiyerno, dahil sa kanilang pagkalimot hinggil sa Araw ng

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



Pagtutumbas at Paghuhukom. Naririto sa talatang ito ang pagpapayo sa mga namumuno na sila ay maging makatarungan sa paghatol at pamumuno sa pamamagitan ng pagpapatupad sa Rebelasyon mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at huwag silang lumihis mula rito dahil sila ay maliligaw mula sa Daan ng Allâh.

**27.** At hindi Namin nilikha ang kalangitan at kalupaan at ang anuman na nasa pagitan nito nang walang kadahilanan at hindi bilang paglalaro lamang, ito ang akala ng mga walang pananampalataya, na kung kaya, kapighatian sa kanila sa parusa sa Impiyerno sa Araw ng Muling Pagkabuhay; dahil sa

kanilang maling paniniwala at di nila paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**28.** Ituturing ba Namin ang mga naniwala at gumawa ng mga kabutihan na katulad ng mga naminsala rito sa kalupaan, o di kaya ay gagawin ba Namin ang mga matatakutin na mga mananampalataya sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na katulad ng mga masasama na di-naniniwala? Itong pagpapantay sa ganitong mga katangian ay hindi tugma sa karunungan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang batas, na kung kaya, hindi sila magkakatulad para sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa halip, ginagantimpalaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga naniwala na mga matatakutin, at pinaparusahan Niya ang mga namiminsala na mga masasama.

**29.** Ang Aklat na ito, O Muhammad, na Aming ibinaba sa iyo ay punung-puno ng biyaya; upang suriin nila ang mga talata nito at sundin ang mga patnubay nito at paniwalaan ang mga katibayan nito, at upang maalaala ng mga nagtatangan ng matitinong pag-iisip ang anuman na ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila.

**30.** At ipinagkaloob Namin kay Dâwood (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ang kanyang anak na si Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), at biniyayaan Namin siya at pinatatag Namin ang kanyang kalooban sa pamamagitan niya. Napakabuting alipin ni Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ)! Katiyakan, palagi niyang ibinabaling ang kanyang sarili sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng kanyang pagbabalik-loob sa Kanya at paghihingi ng kapatawaran.

**31.** Alalahanin mo, noong iniharap sa kanya sa oras ng '`*Asr*' (dapit-hapon) ang sinanay at mga mabibilis na mga kabayo, na tumatayo sa pamamagitan ng tatlong paa at naiaangat nito ang pang-apat; dahil sa galing at gaan nito, at patuloy na ito ay nagpapamalas sa kanyang harapan hanggang sa sapitin ang paglubog ng araw.

**32-33.** Kanyang sinabi: "*Katotohanan, mas minahal ko ang kayamanan kaysa pag-alaala sa aking 'Rabb,'*" hanggang sa naglaho na sa kanyang dalawang mata ang araw (dahil sa kadiliman ng gabi). Pagkatapos ay kanyang sinabi: "*Ibalik ninyo sa akin ang inyong ipinakitang kabayo,*" at ito ay ibinalik sa kanya, at sinimulan niyang tagpasin sa pamamagitan ng espada ang mga paa at leeg nito, at katayin; bilang pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), dahil sa ito ang naging dahilan ng kanyang pagkalimot sa kanyang pagdarasal. At ang pagkatay ng kabayo bilang pagsamba ay ipinahihintulot sa kanyang '*Shari`ah*' (o batas noon).

**34-36.** At katiyakan, sinubok Namin si Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at pinaupo Namin sa kanyang trono ang '*Jasad*' – kalahating katawan na bata, na ito ay ipinanganak

noong siya ay sumumpa sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na iikutan niya ang lahat ng kanyang asawa at lahat sila ay magkakaroon ng anak na gagawin niyang mangangabayo na magaling sa pakikipaglaban sa Daan ng Allâh, subalit hindi niya sinabi: "*Insha`Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) – *kapag ninais ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)!" at ginawa niyang ikutan ang lahat ng kanyang asawa at walang sinuman ang nagdalang-tao kundi isang babae lamang na ang kanyang naging anak ay kalahating katawan lamang, pagkatapos ay nanumbalik si Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*'[1] at humingi ng kapatawaran.

Kanyang sinabi: "*O aking 'Rabb!' Patawarin Mo ako sa aking kasalanan, at ipagkaloob Mo sa akin ang bukod-tanging dakilang kaharian na hindi tataglayin ng sinumang tao pagkatapos ko, dahil walang pag-aalinlangan, Ikaw, O Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay '**Al-Wahhab**' – ang Ganap at Napakasagana ang Kabutihan at bilang Tagapagkaloob.*"

Na kung kaya, dininig Namin siya, at ginawa Namin na magpasailalim sa kanya ang hangin na gumagalaw na sumusunod sa kanyang kagustuhan, kahit gaano kalakas ito ay sumusunod sa kanyang kagustuhan.

**37-39.** At pinasunod din Namin sa kanya ang mga '*Shaytân*' na ginagamit niya sa kanyang mga gawain: mayroon sa kanila ang tagapagtayo ng mga gusali, at mga tagasisid sa karagatan, at ang iba naman sa kanila ay mga masasamang '*Shaytân*' na sila ay mga nakakadena.

Itong dakilang kaharian at bukod-tanging pagpapasailalim ng mga bagay sa iyo, O Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), ay isang kagandahang-loob mula sa Amin, na kung kaya, pagkalooban mo ang sinuman na iyong nais o pagkaitan mo man ang sinuman na iyong nais ay wala kang pananagutan hinggil dito.

**40.** At katiyakan, si Sulaymân (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) para sa Amin sa Kabilang-Buhay ay kabilang sa mga malalapit at mabuti ang kanyang patutunguhan.

**41.** At alalahanin mo, O Muhammad, ang Aming alipin na si Ayyûb (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), noong siya ay nanalangin sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*:'[2] "*Katiyakan, si 'Shaytân' ay nagpakana sa akin ng pagpapahirap, pasakit at pagdadalamhati; na nasira ang aking katawan, kayamanan at pamilya.*"

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



**42.** Sinabi Namin sa kanya: "*Isikad mo ang iyong paa sa kalupaan at bubukal mula roon ang malamig na tubig, na kung kaya, uminom ka mula roon at maligo ka at mawawala sa iyo ang sakit at ang anuman na iyong pasakit.*"

**43.** At pinagaling Namin ang kanyang sakit at pinarangalan Namin siya, at ipinagkaloob Namin sa kanya ang kanyang pamilya, na asawa't anak, at dinagdagan pa namin ng katulad pa nila ng mga anak at mga apo, lahat ng mga ito ay Biyaya at Awa mula sa Amin bilang parangal sa kanya dahil sa kanyang pagtitiis, at aral, paalaala sa mga nagtatangan ng matinong pag-iisip; upang mabatid nila na ang kapalit ng pagtitiis ay kaginhawahan at kaligtasan sa anumang kapighatian.

**44.** At sinabi Namin sa kanya: "*Kunin mo sa pamamagitan ng iyong kamay ang isang bungkos ng maninipis na dahon at ipalo mo sa iyong asawa bilang pagpapatupad ng iyong panumpaan, at huwag mong sirain ang iyong sinumpaan;*" dahil siya noon ay sumumpa na papaluin niya ng isang daang palo ang kanyang asawa kapag siya ay pinagaling ng Allâh, dahil siya ay nagalit sa kanyang asawang babae noong siya ay nagkasakit dahil lamang sa maliit na kadahilanan, at ang kanyang asawa ay mabuting babae, na kung kaya, kinaawan siya ng Allâh, ganoon din siya (Ayyûb), sa pamamagitan ng pagbibigay ng ganitong kaalaman. Katiyakan, natagpuan Namin si Ayyûb (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na matiisin sa mga pagsubok, napakabuti niyang alipin dahil siya ay palaging nagbabalik-loob sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sumusunod.

**45.** At alalahanin mo, O Muhammad, ang Aming mga alipin at mga Propeta: na si Ibrâhim (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), si Ishâq (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at si Ya`qûb (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ); dahil sila ay walang pag-aalinlangang matatatag sa pagsunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at matutuwid sa kanilang pagsunod sa '*Deen*' ng Allâh.



*mapapahamak at mga talunan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; dahil hindi tinatanggap ang anumang mabuting gawa kapag may kasamang pagtatambal o pagsamba ng iba."*

**66.** Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan! Sa halip ang iyong sambahin ay ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), O Muhammad, na taos-puso ang iyong pagsamba sa Kanya, na Bukod-Tangi at walang katambal, at maging kabilang ka sa mga tumatanaw ng utang na loob sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa Kanyang mga biyaya.

**67.** At hindi dinakila ng mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ng tunay na karapat-dapat na pagdakila para sa Kanya; dahil sumamba sila ng iba bukod sa Kanya na walang anumang naidudulot na kapakinabangan at di man lamang makasasanhi ng kapinsalaan, at ipinantay nila ang nilikha na walang kakayahan sa Dakilang Tagapaglikha, na kabilang sa Kanyang Dakilang kakayahan ay ang buong daigdig sa Kabilang-Buhay ay nasa ilalim lamang ng pagtatangan ng Kanyang Kamay, at ang mga kalangitan ay ititiklop (o irorolyo) sa Kanyang Kanang Kamay, Luwalhati sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Siya ay Dakila, na malayo sa anumang sinasambang iba ng mga sumasamba ng iba bukod sa Kanya. Dito sa talatang ito ang katibayan hinggil sa pagtatangan ng Kamay, ang Kanang Kamay at pagtitiklop (pagrorolyo), na Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang lahat ayon sa Kanyang Kadakilaan, Kamaharlikaan, na hindi maaaring itanong ang pagiging 'paano' (o '*kayfiyyah*') nito (sapagka't ito nga ay ayon sa Kanyang Kadakilaan at Kamaharlikaan) at walang paghahambing.

**68.** At hihipan ang Tambuli, na sa pamamagitan nito ay mamamatay ang lahat ng nasa kalangitan at nasa kalupaan, maliban sa sinumang naisin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na hindi

mamatay, pagkatapos ay hihipan ng anghel sa ikalawang pag-ihip bilang pag-umpisa ng Pagbubuhay na Mag-uli sa lahat ng nilikha para sa Paghuhukom sa harapan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*,' at doon sila ay nakatayo lahat na buhay mula sa kanilang libingan na nakamasid lamang at naghihintay sa anumang gagawin sa kanila.

**69.** At magniningning ang kalupaan sa Araw ng Muling Pagkabuhay dahil sa lalantad ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na katotohanan sa Kanyang mga nilikha upang pagpasyahan ang hatol, at ikakalat ng mga anghel ang mga talaan ng bawa't isa, at ihaharap ang mga Propeta at mga testigo laban sa kanilang mga sambayanan; upang tanungin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga Propeta hinggil sa kanilang pagpaparating ng mensahe at kung paano sila tinugunan ng kanilang sambayanan, at darating din ang sambayanan ni Muhammad; upang titestigo sa pagpaparating ng mensahe ng mga Sugo na nauna kaysa sa kanilang sambayanan, kapag hindi umamin ang mga sambayanan na ito sa pagpaparating ng mensahe ay doon maitatatag ang katibayan laban sa kanila, at pagpapasyahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na '*Rabb*' ng lahat ng mga nilalang ang pagitan ng Kanyang mga alipin nang ganap na makatarungan, at kailanman sila ay hindi dadayain nang kahit na katiting na mababawasan ang kanilang gantimpala o madaragdagan ang kanilang kaparusahan.

**70.** At bawa't tao ay babayaran ng katumbas ng kanyang ginawa, masama man ito o mabuti, at Siya, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Ganap na Nakaaalam sa kanilang mga ginawa rito sa daigdig na pagsunod o di kaya ay paglabag.

**71.** At dadalhin sila na mga di-naniwala sa Allâh at sa Kanyang mga Sugo tungo sa Impiyernong-Apoy na grupu-grupo, hanggang kapag sila ay dumating na roon ay nabuksan na pala ng mga tagapamahala ng Impiyerno ang pitong pintuan nito, at sila ay sisisihin nila (na may kasamang galit at pangungutya) at kanilang sasabihin: "*Paano ninyo nilabag ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at tinanggihan ninyong paniwalaan na Siya ang Tunay na 'Ilâh'* (*o Bukod-Tanging may karapatang sambahin*) at Nag-iisa? *Hindi ba ipinadala sa inyo ang mga Sugo na mula sa inyo na binabasa nila sa inyo ang mga talata ng inyong 'Rabb,' at binabalaan kayo sa kagimbal-gimbal na mangyayari sa Araw na ito?*"

Sasabihin nila bilang pag-amin sa kanilang pagkakasala: "*Oo nga, tunay na dumating sa amin ang mga Sugo ng aming 'Rabb' nang makatotohanan, at binalaan kami*

*sa pagdating ng Araw na ito, na kung kaya, naging makatwiran at karapat-dapat ang Salita ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na ang Kanyang parusa ay para sa mga hindi naniwala sa Kanya."*

**72.** At sasabihin sa mga tumanggi na ang Allâh ang Siyang Tunay na '*Ilâh*' (*o Bukod-Tanging may karapatang sambahin*) bilang pagmamaliit at paghamak sa kanila: *"Pumasok na kayo sa mga pintuan ng Impiyernong-Apoy na mananatili kayo roon magpasawalang-hanggan, at napakasama ng patutunguhan ng mga nagmataas na hindi naniwala sa Allâh at hindi sumunod ng Kanyang batas."*

**73.** At aakayin ang mga yaong natakot sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*,'[1] na naniwala sa Kanyang Kaisahan at sumunod sa Kanya tungo sa '*Al-Jannah*'[2] nang grupu-grupo, hanggang sa kapag dumating na sila roon ay matatagpuan nila ang mga pintuan nito na nakabukas na, at iistimahin sila ng mga anghel na pinagkatiwalaan doon, at babatiin sila ng maaliwalas at masasaya sila; dahil sa kanilang kalinisan mula sa mga kasalanan at sasabihin sa kanila: *"Salâmun `alaykum – kapayapaan ay sumainyo bilang kaligtasan sa lahat ng di kanais-nais, napakabuti ng inyong kalagayan, na kung kaya, pumasok na kayo sa 'Al-Jannah' na rito ay mananatil kayo magpasawalang-hanggan."*

**74.** At sasabihin ng mga mananampalataya: *"Lahat ng papuri at pasasalamat ay sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na tinupad Niya ang Kanyang pangako sa amin, na Kanyang ipinangako para sa amin na sinabi ng Kanyang mga Sugo at ipinagkaloob sa amin ang 'Al-Jannah' na tutungo kami saan mang lugar doon na aming naisin, napakabuti ng gantimpala sa mga mabubuti na nagsumikap sa pagsunod sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na kanilang 'Rabb.'"*

**75.** At makikita mo ang mga anghel, O Muhammad, na nakapalibot sa '`*Arsh*'[3] ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Pinakamahabagin, dinadakila nila ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*' na ligtas at malayo sa anumang hindi karapat-dapat na para sa Kanya, at pagpapasyahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Kanyang paghuhukom sa pagitan ng Kanyang mga nilikha nang makatotohanan at makatarungan, at pinatira sa '*Al-Jannah*' ang mga naniwala sa Kanya at sa Impiyerno naman

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

3 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa..

ang mga hindi naniwala sa Kanya. At sasabihin: *"Papuri sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na 'Rabb' ng lahat ng mga nilalang sa anuman na Kanyang pinagpasyahan sa pagitan ng mga taga-'Jannah' at taga-Impiyerno, bilang papuri sa kagandahan at kabutihan, at papuri sa katarungan at karunungan."*



**XL – Sûrat Ghâfir**
**[Kabanata Ghâfir –** Ang Tagapagpatawad]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Hã-Mĩm*. Ang mga titik na ito ng '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.'

**2.** Ibinaba ang Qur'ân na ito kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ***'Al-`Azeez'*** – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan na Nalulupig Niya sa pamamagitan ng Kanyang Kapangyarihan ang lahat ng Kanyang mga nilikha, na ***'Al-`Aleem'*** – ang Ganap na Nakaaalam sa lahat ng bagay.

**3.** Na Tagapagpatawad ng kasalanan ng mga nagkakasala, at Tagatanggap ng mga nagbabalik-loob at humihingi ng kapatawaran, Tagaparusa nang masidhi sa sinumang nagmamataas o nagmamalaki sa pamamagitan ng pagsagawa ng kasalanan, at Siya ang Nagtatangan at Tagapagkaloob ng biyaya, pagmamagandang-loob sa Kanyang mga alipin na sumusunod, ***'Lâ i-lâ-ha il-la Hu-wa'*** – walang sinumang '*ilâh*' (diyos na sinasamba) o bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin bukod sa Kanya, – na sa Kanya magbabalik ang lahat ng Kanyang nilikha sa Araw ng Pagbabayad at tutumbasan ang sinuman sa anuman na karapat-dapat na para sa kanya na kabayaran.

**4.** Walang nakikipagtalo hinggil sa mga talata ng Dakilang Qur'ân at mga katibayan nito sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na tinatapatan

nito ang kamalian maliban sa mga tumanggi na tinanggihan ang Kanyang Kaisahan, na kung kaya, huwag kang magpalinlang, O Muhammad, sa kanilang kagalingan sa paglalakbay na pagparoo't pagparito dahil sa pangangalakal, at sa sarap at kinang ng makamundong buhay na mayroon sila.

**5.** Tumanggi ang mga nauna sa kanila na walang pananampalataya, ang mga sambayanan ni Nûh at ang mga sumunod pa sa kanila na mga sambayanan na inilantad nila ang kanilang pakikipaglaban sa mga Sugo na katulad ng ginawa ng sambayanan ni `Âd at ni Thamoud, dahil sila ay nagpasya na gumawa ng masama laban sa kanilang mga Sugo at nagsama-sama sila sa masamang balakin o di kaya ay sa pagpatay, at nagplano ang bawa't sambayanan sa mga nasyon na ito na walang pananampalataya na patayin ang bawa't Sugo na ipinadala sa kanila, at sila ay nakipagtalo ng kamalian upang imali nila sa pamamagitan ng pakikipagtalo ang katotohanan, na kung kaya, pinarusahan Ko sila, na kung paano naging aral at magsisilbing babala ang Aking pagpaparusa sa kanila sa sinumang darating pagkatapos nila!

**6.** At kung paano naging karapat-dapat ang parusa sa mga naunang sambayanan na tumanggi sa mga Sugo na ipinadala sa kanila ay gayundin sa mga yaong di-naniwala na magiging makatarungan din sa kanila ang kaparusahan, na sila ang mga maninirahan sa Impiyerno.

**7.** Ang mga yaong nagpapasan ng '`*Arsh*' (Trono)[1] ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na mga anghel at gayundin ang mga nakapalibot sa '`*Arsh*' na kabilang din sa kanila, ay niluluwalhati nila ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na malayo sa anumang kakulangan, at pinupuri nila sa kaparaanan na karapat-dapat sa Kanya, at Siya ay pinaniniwalaan nila nang tunay at ganap na paniniwala, at humihingi sila sa Kanya ng kapatawaran para sa mga mananampalataya, na kanilang sinasabi:

*"O Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na aming 'Rabb!'[2] Saklaw ng Iyong awa at kaalaman ang lahat ng bagay, na kung kaya, patawarin Mo ang mga yaong nagbalik-loob sa Iyo mula sa pagsamba ng iba at sa mga kasalanan, at sinunod nila ang Daan na ipinag-utos Mo sa kanila na kanilang tatahakin, na ito ay Islâm, at ilayo Mo sila mula sa kaparusahan sa Impiyerno at sa mga kalagim-lagim na mangyayari roon!*

**8.** *"O Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na aming 'Rabb!' Papasukin Mo ang mga mananampalataya sa mga 'Jannât'*[3]

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

3 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

*ng ‘`Aden’ na siyang ipinangako Mo sa kanila, at gayundin ang mga naging matuwid sa paniniwala at nagsagawa ng kabutihan mula sa kanilang mga magulang, mga asawa at mga anak. Dahil Ikaw sa katotohanan ay ‘**Al-`Azeez**’ – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan na kumukuntrol ng lahat ng bagay, na ‘**Al-Hakeem**’ – ang Ganap na Maalam sa Kanyang Pangangasiwa at Paglikha.*

**9.** *“At iligtas Mo sila sa masamang kaparusahan sa kanilang mga kasalanan at huwag Mo silang parusahan, at ang sinuman ang Iyong ililigtas sa mga parusa ng kasamaan sa Araw ng Paghuhukom ay katiyakang siya ang Iyong kinaawaan at biniyayaan ng kaligtasan mula sa Iyong parusa.”* At ito ang dakilang tagumpay na walang kahalintulad.

**10.** Katiyakan, ang mga tinanggihan nila na ang Allâh ang Siyang Tunay na ‘*Ilâh*’ (Bukod-Tangi na karapat-dapat lamang na sambahin), kapag sila ay nandoroon na sa kagimbal-gimbal na parusa sa Impiyerno, ay kamumuhian nila mismo ang kanilang mga sarili nang matinding pagkamuhi, at doon ay tatawagin sila ng mga tagapamahala sa Impiyerno: *“Ang pagkamuhi ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa inyo sa daigdig noong ipinag-utos sa inyo na maniwala sa Kanya at sumunod sa Kanyang Sugo na*



*tinanggihan ninyo ay mas matindi kaysa sa galit ninyo ngayon sa inyong mga sarili pagkatapos ninyong mapatunayan na kayo ay karapat-dapat sa galit at parusa ng Allâh.”*

**11.** Sasabihin ng mga walang pananampalataya: *“O Allâh na aming ‘Rabb!’ Sinanhi Mo kaming mamatay nang dalawang beses: noong kami ay nasa sinapupunan pa ng aming mga ina na mga semilya bago ihinga sa amin ang aming espiritu at noong nagtapos ang aming buhay sa daigdig. At binuhay Mo kami nang dalawang beses: sa buhay sa daigdig sa araw na kami ay ipinanganak at noong binuhay Mo kami mula sa aming mga libingan! Ngayon ay*

*inaamin na namin ang aming mga pagkakamali, kung gayon, mayroon pa ba kaming pag-asa para makalabas mula sa Impiyerno at ibabalik Mo kami sa daigdig; upang sundin Ka namin?*" Subalit paano pa ba magiging kapaki-pakinabang sa kanila ang pag-amin na ito?

**12.** Itong parusa ay para sa inyo, O kayong mga walang pananampalataya dahil sa noong kayo ay inaanyayahan tungo sa paniniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at taos-pusong pagsunod sa Kanya ay tumanggi kayo, subalit kapag tinambalan ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay pinaniniwalaan ninyo at sinusunod ninyo.

Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), Siya ang Hukom na makatarungang maghuhukom sa Kanyang nilikha at hindi nang-aapi ni nandaraya man, ginagabayan Niya ang sinuman na Kanyang nais at ililiigaw Niya ang sinuman na Kanyang nais, at kinaaawaan Niya ang sinuman na Kanyang nais at pinaparusahan Niya ang sinuman na Kanyang nais, na walang sinuman ang bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat na sambahin bukod sa Kanya, na Siya ay '***Al-`Alee***' – ang Kataas-Taasan na nasa Kanya ang tunay at ganap na Kataas-Taasan, na '***Al-Kabeer***' – ang Ganap na Dakila na Siya lamang ang may karapatan ng pagmamataas at pagdadakila.

**13.** Siya ang nagpamalas sa inyo, O kayong mga tao, ng Kanyang kapangyarihan sa inyong mga nakikita na mga dakilang palatandaan na nagpapatunay sa kaganapan ng Tagapaglikha nito at Nagpanimula nito na walang pinaggayahan, at ibinababa Niya para sa inyo mula sa kalangitan ang ulan at binubuhay kayo sa pamamagitan nito, at walang sinuman ang nakaalaala ng mga palatandaang ito maliban sa sinumang nanumbalik tungo sa pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at taos-puso na dalisay sa pagsamba lamang sa Kanya.

**14.** Na kung kaya, maging taos-puso kayo sa inyong pagsamba na bukod-tangi lamang na para sa Kanya at gayundin sa panalangin, O kayong mga mananampalataya, at salungatin ninyo ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh, sa kanilang pamamaraan, kahit pa ito ay ikagagalit nila ay pabayaan ninyo sila.

**15.** Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Kataas-Taasan na Nagmamay-ari ng mga matataas na antas, na itinaas Niya ang Kanyang antas ng pagtataas na malayo sa Kanyang nilikha at itinaas Niya ang Kanyang karangalan, na Siya ang Nagmamay-ari ng Dakilang '`*Arsh*' [1](Trono), at kabilang sa Kanyang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa.

awa sa Kanyang mga alipin ay ang pagpapadala Niya ng mga Sugo sa kanila, na ipinagkakaloob Niya sa kanila ang Kanyang Rebelasyon, na ito ang ikinabubuhay nila, dahil sila ay nagiging tiyak sa kanilang kalagayan; upang takutin at balaan ng mga Sugo ng Allâh ang mga alipin ng Allâh hinggil sa pagdating ng Araw ng Muling Pagkabuhay, na kung saan, magkakatagpu-tagpo ang kauna-unahan at kahuli-hulihang mga nilikha ng Allâh.

**16.** Sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay haharap ang mga nilikha sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*' at walang sinuman ang makapagtatago mula sa Kanya at walang maililihim ang sinuman hinggil sa kanilang ginawa sa daigdig, at sasabihin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ): "*Kanino ang kaharian at pangangasiwa sa araw na ito?*"

Tutugunan Niya mismo sa Kanyang Sarili na Kanyang sasabihin: "*Pagmamay-ari lamang ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na* '***Al-Wâhid***' *– ang Nag-iisa at Bukod-Tangi sa Kanyang mga Pangalan, mga Katangian at mga Gawain, na* '***Al-Qahhâr***' *– ang Tagalupig – na nilulupig Niya ang lahat ng Kanyang mga nilikha sa Kanyang kakayahan at kapangyarihan.*"

**17.** Sa Araw na ito ay gagantimpalaan ang bawa't isa sa anuman na kanyang nagawa sa



daigdig, mabuti man o masama, at walang sinuman ang dadayain sa Araw na ito na madaragdagan ang kanyang kasalanan o mababawasan ang kanyang kabutihan. Katotohanan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang '***Saree`ul Hisâb***' – Mabilis sa Kanyang Pagbilang, na kung kaya, huwag ninyong isipin na matagal pa ang pagdating ng Araw na yaon dahil sa katotohanan ay napakalapit na.

**18.** Balaan mo, O Muhammad, ang mga tao hinggil sa Araw ng Muling Pagkabuhay na malapit nang dumating, kahit ito ay iniisip nila na matagal pa, sa panahon na kapag ang mga puso ng mga alipin dahil sa kanilang pagkatakot sa parusa

ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay aangat mula sa kanilang mga dibdib at babara sa kanilang mga lalamunan, at sila ay punung-puno ng pagdadalamhati at pagkalungkot. Wala nang kama-kamag-anak ni kaibigan ang para sa mga masasama, at wala silang tagapagtanggol na mamamagitan sa kanila sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*'[1] upang siya ay dinggin.

**19.** Batid ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang anumang ninanakaw ng paningin at anumang kinikimkim ng tao sa kanyang sarili, mabuti man o masama.

**20.** At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay naghahatol nang makatarungan sa pagitan ng mga tao sa anumang karapat-dapat na para sa kanila, samantalang ang mga yaong sinasamba nila bukod sa Allâh na mga diyus-diyusan ay hindi man lamang makapagpapasya ng anuman sa kanila; dahil sa kanilang kawalan ng kakayahan. Walang pag-aalinlangan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay '***As-Samee***'' – ang Ganap na Nakakarinig sa anumang binibigkas ng inyong mga dila, na '***Al-Baseer***' – ang Ganap na Tagapagmasid at Ganap na Nakakakita sa inyong mga gawain at mga kilos.

**21.** Hindi ba naglakbay sa kalupaan ang mga di-naniniwala sa iyong mensahe, O Muhammad, upang makita nila kung ano ang kinahinatnan ng mga nauna kaysa sa kanila na mga sambayanan? Sila ay higit na nangingibabaw kaysa sa kanila sa lakas at sa mga naiwan na kanilang mga bakas sa kalupaan, subalit kailanman ay hindi nila napakinabangan ang kanilang kalakasan at ang mga matitipuno nilang mga pangangatawan, at pinuksa sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) bilang kaparusahan sa kanila; dahil sa kanilang di-paniniwala at pagsasagawa ng mga kasalanan, at wala silang naging tagapangalaga mula sa parusa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang mailigtas sila mula rito.

**22.** Itong parusa na nangyari sa mga naunang walang pananampalataya, ay dahil sa kanilang ginawa sa mga Sugo ng Allâh na dumating sa kanila na dala-dala nila ang mga matitibay na katibayan na nagpapatunay sa kanilang paanyaya, subalit sila ay tinanggihan nila, at di nila sila pinaniwalaan. Na kung kaya, pinuksa sila ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng Kanyang parusa dahil Siya ang '***Qawee***' – Ganap na Malakas at Pinakamakapangyarihan na hindi nagagapi ng sinuman, na '***Shadeedul `Iqâb***' – Matindi ang Kanyang parusa sa sinumang hindi naniwala at lumabag sa Kanya.

**23.** At katiyakan, ipinadala Namin si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na may

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

kasamang dakilang palatandaan na nagpapatunay sa kanyang mensaheng dala-dala sa kanila, at malinaw na mga katibayan na nagpapatunay sa kanyang paanyaya, at kamalian sa gawain ng mga tao na kung saan sa kanila siya ay ipinadala.

**24.** Tungo kay Fir`âwn na hari ng Ehipto, at si Hâmân na kanyang kanang kamay, at si Qârûn na nagmamay-ari ng mga kayamanan, subalit tinanggihan nila ang mensaheng ito at nagmataas sila, at kanilang sinabi hinggil sa kanya: “*Katiyakan, siya ay isang salamangkero na sinungaling, dahil paano niya aangkinin na siya ay ipinadala bilang Sugo sa mga tao?*”

**25.** Nang dumating si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) kina Fir`âwn, Hâmân at Qârûn, na dala-dala niya ang mga malilinaw na mga himala mula sa Amin (Allâh سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), ay hindi lamang nila tinanggihan at tinalikuran, bagkus ay kanila pang sinabi: “*Patayin ninyo ang mga anak na kalalakihan ng mga naniwala sa kanya at panatilihin ninyo ang mga kababaihan upang sila ay alipinin,*” subalit ang anumang pakana ng mga walang pananampalataya ay maglalaho at mawawalan ng saysay.

**26.** At sinabi ni Fir`âwn sa mga matataas mula sa kanyang sambayanan: “*Ipaubaya ninyo sa akin ang lahat at ako mismo ang*



*papatay kay Mousã, at hayaan ninyong manalangin siya sa kanyang ‘Rabb’ na inaangkin niya na Siya ang nagpadala sa kanya para sa atin, upang pangalagaan siya mula sa atin, dahil sa katunayan, ako ay natatakot na babaguhin niya ang inyong ‘deen’* (o *relihiyon*) *na inyong kinabibilangan sa ngayon, o di kaya ay sasanhiin niya na lumitaw ang kasamaan sa kalupaan ng Ehipto.*”

**27.** At sinabi ni Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) kay Fir`âwn at sa kanyang mga tauhan: “*Katiyakan, ako ay humihingi ng kalinga sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aking ‘Rabb’ at inyo ring ‘Rabb’, sa bawa’t nagmamataas sa inyo na di-naniniwala sa Kaisahan ng Allâh*

(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at sa pagsunod sa Kanya, at hindi naniniwala sa Araw ng Paghuhukom ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang mga nilikha."*

**28.** At sinabi ng isang lalaki na naniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) mula sa pamilya ni Fir`âwn na inililihim niya ang kanyang paniniwala bilang di-pagsang-ayon sa kanyang sambayanan: *"Paano ninyo ipinahihintulot ang pagpatay ng isang tao na walang kasalanan sa inyo, dahil lamang sa sinasabi niya na ang aking 'Rabb' ay ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, at katiyakang dala-dala niya sa inyo ang mga matitibay na katibayan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na inyong 'Rabb' na nagpapatunay sa kanyang mga sinasabi? At kung si Mousã ay nagsisinungaling ay sa kanya rin lamang babalik ang parusa ng kanyang ginawang kasinungalingan; subalit kung siya ay nagsasabi ng katotohanan, samakatuwid ay mangyayari ang ilan sa kanyang ibinabala sa inyo."* Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay hindi Niya ginagabayan sa katotohanan ang sinumang lumalampas sa hangganan sa pamamagitan ng pag-iwas sa tama at pagsagawa ng kamalian, na higit na sinungaling na idinadahilan niya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanyang ginagawang pagmamalabis.

**29.** *"O aking sambayanan! Nasa inyo ngayon ang kapangyarihan na kayo ang nangingibabaw dito sa kalupaan (ng Ehipto) laban sa mga angkan ni Isrâ`il, subalit sino ang magliligtas sa atin mula sa kaparusahan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *kapag ito ay nangyari sa atin?"* Sinabi ni Fir`âwn sa kanyang sambayanan bilang pagtutugon at pagtatakip sa katotohanan: *"Wala akong nakikita sa inyo, O kayong mga tao, na pananaw at pagpapayo, maliban sa kung ano ang nakikita ko na makabubuti sa akin at sa inyo na tama, at hindi ko kayo hinihikayat kundi sa daan lamang ng katotohanan."*

**30.** At sinabi ng lalaki na naniwala mula sa pamilya ni Fir`âwn kina Fir`âwn at sa kanyang sambayanan bilang pagpapayo at pagbababala: *"Katiyakan, ako ay natatakot na mangyari sa inyo kapag pinatay ninyo si Mousã, ang katulad ng nangyari sa mga grupo ng mga tao na nagsama-sama laban sa kanilang mga Propeta.*

**31.** *"Na katulad ng kinaugalian ng sambayanan ni Nûh, ni `Âd at ni Thamoud at ang mga dumating pa pagkatapos nila na di-naniwala at tumanggi, pinuksa sila ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *dahil doon. At ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay hindi Niya nais na apihin ang mga alipin, na sila ay paparusahan Niya na wala silang nagawang kasalanan. Kataas-taasan ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, na Siya ay malayo sa pang-aapi at*

*malayung-malayo sa anumang kakulangan.*

**32.** *"At, O aking sambayanan! Katiyakan, ako ay natatakot na mangyari sa inyo ang parusa sa Araw na ang mga tao ay magtatawagan sa isa't isa; dahil sa kagimbal-gimbal na mangyayari sa Araw ng Muling Pagkabuhay."*

**33.** Sa Araw na kapag kayo ay tatalikod at tatakas, na wala nang magliligtas pa sa inyo at tutulong mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى). At sinuman ang binigo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at hindi Niya ginabayan tungo sa patnubay ay walang sinuman ang makagagabay sa kanya tungo sa katotohanan.

**34.** Katiyakan, ipinadala ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa inyo ang kagalang-galang na Propeta na si Yûsuf (عَلَيْهِ السَّلَامُ) na anak ni Ya`qûb (عَلَيْهِ السَّلَامُ) bago pa si Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ), na dala-dala niya ang mga malilinaw na katibayan na nagpapatunay sa kanya, at inutusan kayo na sambahin ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Bukod-Tangi na walang katambal, at patuloy pa rin kayo na nagdududa sa anuman na dala-dala niya sa inyo noong siya ay buhay pa, hanggang sa siya ay namatay at mas lalong naragdagan ang inyong pagdududa at pagsamba ng iba bukod sa Allâh at inyong sinabi: "*Katiyakan, ang Allâh ay hindi na magpapadala ng Sugo pagkatapos niya, at sa ganoong pagkaligaw*




*ay inililigaw ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang sinumang nagmamalabis na lumalampas sa hangganan ng katotohanan, na nagdududa sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na kung kaya, hindi Niya ginagabayan tungo sa patnubay."*

**35.** Ang mga yaong nagtatalu-talo hinggil sa mga talata ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at ng Kanyang katibayan upang ito ay pawalan ng saysay, na walang dumating sa kanila na katanggap-tanggap na katibayan, ay napakalaking galit ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa mga ganoong pagtatalu-talo at gayundin ang galit ng mga mananampalataya, na kung paano isinasara ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pagkaligaw at hinarangan sa

patnubay ang mga puso nila na mga nagtatalu-talo ay isasara rin ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang puso ng lahat ng nagmamataas na di-naniniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa pagsunod sa Kanya, na nagmamayabang sa pamamagitan ng dami ng kanyang kasalanan at pagmamalabis.

**36-37.** At sinabi ni Fir`âwn bilang pagpapasinungaling kay Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang paanyaya tungo sa paniniwala sa '*Rabb*' ng lahat ng mga nilikha at pagsuko sa Kanya:

"*O Hâmân! Ipagtayo mo ako ng dakilang tore; baka sakaling marating ko ang mga pinto ng kalangitan at anuman na magpaparating sa akin doon sa itaas, upang makita ko mismo ang 'Ilâh' o Diyos na sinasamba ni Mousã, at katiyakan, sa aking palagay si Mousã ay nagsisinungaling sa kanyang pag-aangkin na mayroon tayong 'Rabb,'*[1] *na Siya ay nasa ibabaw ng mga kalangitan,*" sa ganoon pinaganda kay Fir`âwn ang kanyang masamang gawain na nakikita niya na ito ay mabuti, at hinarangan sa kanya ang daan ng katotohanan; dahil sa kamalian na pinaganda sa kanyang paningin, subalit ang anumang pakana ni Fir`âwn upang linlangin ang mga tao na siya ang nasa tama na si Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay mali, ay walang patutunguhan kundi pagkatalo at pagkawasak, at wala siyang mapapala kundi kapighatian dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**38.** At sinabi ng tao na naniwala bilang pag-uulit ng pagpapayo sa kanyang sambayanan: "*O aking sambayanan, sumunod kayo sa akin at ituturo ko sa inyo ang Daan ng Patnubay at Katotohanan.*

**39.** "*O aking sambayanan! Ang buhay dito sa daigdig na kung saan nasisiyahan ang mga tao ng panandaliang panahon, pagkatapos ay magtatapos at maglalaho, na kung kaya, huwag kayong mahumaling nang labis dito, dahil ang buhay sa Kabilang-Buhay na kung saan nandoroon ang patuloy na kaligayahan ay siyang inyong pananatilihan, na kung kaya, nararapat na ito ay unahin at gumawa kayo para rito ng mabuting gawa na ikaliligaya ninyo roon.*

**40.** "*Sinuman ang lalabag sa Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa kanyang buhay at tumaliwas sa Daan ng Patnubay, ay wala siyang matatamo sa Kabilang-Buhay kundi parusa na katumbas ng kanyang nagawang kasalanan, at sino naman ang sumunod sa Allâh* (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at gumawa ng mabuti at sumunod siya sa Kanyang mga ipinag-uutos at umiwas siya sa Kanyang*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



*mga ipinagbabawal, lalaki man o babae, na siya ay naniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa Kanyang Kaisahan, sila ang papasok sa 'Al-Jannah' (Hardin), at ipagkakaloob sa kanila roon ang kabuhayan mula sa mga bunga at kaligayahan na walang pagmamaliw.*

**41.** *"O aking sambayanan! Kung paano ang pag-anyaya ko sa inyo tungo sa paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at pagsunod sa Kanyang Sugo na si Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ), na siyang paanyaya na magdadala sa inyo sa 'Al-Jannah' (Hardin) at maglalayo sa inyo sa kagimbal-gimbal na Impiyerno, ay kayo naman ay inaanyayahan ninyo ako tungo sa gawain na magdadala sa akin sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at Kanyang pagpapahirap sa Impiyerno.*

**42.** *"Hinihikayat ninyo ako upang hindi maniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at sa pagsamba ng iba bukod sa Allâh na labag sa anumang kaalaman na mayroon ako na itong sinasamba ninyo ay karapat-dapat sambahin bukod sa Kanya – at ito ang pinakamalaking kasalanan at karumal-dumal – at ako ay hinihikayat ko kayo tungo sa Daan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na '**Al-`Azeez**' – ang Kataas-Taasan na Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang paghihiganti, na '**Al-Ghafour**' – ang Ganap na Mapagpatawad sa sinumang nagbabalik-loob sa pamamagitan ng pagsisisi pagkatapos niyang magkasala.*

**43.** *"Sa katunayan, tunay na ang anuman na inyong iniaanyaya sa akin na paniwalaan ay hindi karapat-dapat ipag-anyaya at hindi makatutugon sa anuman na aking kahilingan dito sa daigdig ni sa Kabilang-Buhay man dahil sa walang kakayahan, at dapat ninyong mabatid ang patutunguhan ng lahat ng nilikha ay sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) lamang, at tutumbasan Niya ang lahat ayon sa kanyang nagawa, at ang mga yaong nagmamalabis sa pagsagawa ng mga kasalanan*

*sa pamamagitan ng pagpatay at di paniniwala ay sila ang mga tauhan ng Impiyerno."*

**44.** At nang natapos na silang payuhan at hindi sila sumunod, kanyang sinabi sa kanila: "*Walang pag-aalinlangang maaalaala ninyo ako na ako ang nagpayo at nagpaalaala sa inyo, at walang pag-aalinlangang magsisisi kayo sa panahon na wala nang pakinabang ang pagsisisi, at ako ay magbabalik sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at ipinagkakatiwala ko ang lahat ng mga bagay sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *at ipinauubaya ko ang aking sarili sa Kanya. Katiyakan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ang '**Baseer**' – Ganap na Tagapagmasid sa mga kalagayan ng Kanyang alipin at ang anuman na karapat-dapat sa kanila na kabayaran, at walang anumang bagay ang naililihim sa Kanya.*"

**45.** Na kung kaya, iniligtas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang taong mananampalatayang ito mula sa kaparusahan na pakana ni Fir`âwn at ng kanyang pamilya, at nangyari sa kanila ang matinding parusa noong sila ay nilunod ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) hanggang sa kahuli-hulihan sa kanila.

**46.** Katiyakan, nangyari sa kanila ang pagkalunod bilang unang parusa, at sila ay namatay lahat, pagkatapos ay paparusahan sila sa kanilang mga libingan sa pamamagitan ng pagdarang sa kanila sa apoy sa umaga't hapon hanggang sa Araw ng Pagbabayad, at sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay papapasukin ang mga pamilya ni Fir`âwn sa Impiyerno; bilang kabayaran sa kanilang nagawang mga masasamang gawain. Itong talata ay nagpapatunay sa kaparusahan sa libingan.

**47.** Kapag nagtatalu-talo ang mga nasa Impiyernong-Apoy at sisisihin ng iba sa kanila ang iba, at mangangatwiran ang mga sumunod laban sa kanilang mga ninuno na mapagmataas na nagligaw sa kanila, at pinaganda sa kanila ang daan ng kapahamakan, na sasabihin nila sa kanila: "*Katotohanan na sinunod namin kayo, na kung kaya, maaari bang akuin ninyo ang ilang bahagi ng parusa sa amin sa Impiyerno?*"

**48.** Sasabihin ng mga namumuno na mga mapagmataas na patutunayan nila ang kanilang kawalang kakayahan: "*Hindi namin maaaring pasanin ang kahit na anumang parusa sa inyo sa Impiyernong-Apoy, dahil lahat tayo ay nasa Impiyerno at wala na tayong kaligtasan mula rito! Katiyakan, ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ay hinati-hati Niya ang parusa sa atin ayon sa kung ano ang karapat-dapat na bahagi ng bawa't isa sa atin ng makatarungang pagpapasya.*"

**49.** At sasabihin ng mga nasa Impiyerno na mga mapagmataas at mga mahihina sa mga tagapangasiwa sa Impiyerno: *"Idalangin ninyo sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na inyong 'Rabb'*[1] *na pagaanin sa amin ang parusa kahit na isang araw man lamang; upang magkaroon kami ng kaginhawahan."*

**50.** Sasabihin ng mga tagapangasiwa ng Impiyernong-Apoy bilang pag-aalipusta: *"Ang ganitong panalangin ay walang anumang magagawa sa inyo, at hindi ba dumating sa inyo ang mga Sugo na dala-dala nila ang mga malilinaw na katibayan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at di ninyo pinaniwalaan?"* At doon aaminin ng mga walang pananampalataya at kanilang sasabihin: *"Oo nga!"* Na kung kaya, itatanggi sila ng mga tagapangasiwa ng Impiyerno at kanilang sasabihin: *"Hindi kami mananalangin para sa inyo at hindi kami mamamagitan para sa inyo, na kung kaya, kayo na lamang ang manalangin, subalit ang ganitong panalangin ay walang magagawa sa inyo; dahil kayo ay mga walang pananampalataya, at ang panalangin ng mga walang pananampalataya ay walang patutunguhan, ito ay maglalaho, walang saysay at hindi diringgin."*

**51.** Katiyakan, papananalunin Namin ang Aming mga Sugo at


ٱلۡجُزۡءُ ٱلرَّابِعُ وَٱلۡعِشۡرُونَ سُورَةُ غَافِرٍ

قَالُوٓاْ أَوَلَمۡ تَكُ تَأۡتِيكُمۡ رُسُلُكُم بِٱلۡبَيِّنَٰتِۖ قَالُواْ بَلَىٰۚ
قَالُواْ فَٱدۡعُواْۗ وَمَا دُعَٰٓؤُاْ ٱلۡكَٰفِرِينَ إِلَّا فِي ضَلَٰلٍ ٥٠
إِنَّا لَنَنصُرُ رُسُلَنَا وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ فِي ٱلۡحَيَوٰةِ ٱلدُّنۡيَا
وَيَوۡمَ يَقُومُ ٱلۡأَشۡهَٰدُ ٥١ يَوۡمَ لَا يَنفَعُ ٱلظَّٰلِمِينَ مَعۡذِرَتُهُمۡۖ
وَلَهُمُ ٱللَّعۡنَةُ وَلَهُمۡ سُوٓءُ ٱلدَّارِ ٥٢ وَلَقَدۡ ءَاتَيۡنَا مُوسَى
ٱلۡهُدَىٰ وَأَوۡرَثۡنَا بَنِيٓ إِسۡرَٰٓءِيلَ ٱلۡكِتَٰبَ ٥٣ هُدٗى
وَذِكۡرَىٰ لِأُوْلِي ٱلۡأَلۡبَٰبِ ٥٤ فَٱصۡبِرۡ إِنَّ وَعۡدَ ٱللَّهِ
حَقّٞ وَٱسۡتَغۡفِرۡ لِذَنۢبِكَ وَسَبِّحۡ بِحَمۡدِ رَبِّكَ بِٱلۡعَشِيِّ
وَٱلۡإِبۡكَٰرِ ٥٥ إِنَّ ٱلَّذِينَ يُجَٰدِلُونَ فِيٓ ءَايَٰتِ ٱللَّهِ
بِغَيۡرِ سُلۡطَٰنٍ أَتَىٰهُمۡ إِن فِي صُدُورِهِمۡ إِلَّا كِبۡرٞ
مَّا هُم بِبَٰلِغِيهِۚ فَٱسۡتَعِذۡ بِٱللَّهِۖ إِنَّهُۥ هُوَ ٱلسَّمِيعُ
ٱلۡبَصِيرُ ٥٦ لَخَلۡقُ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ أَكۡبَرُ مِنۡ
خَلۡقِ ٱلنَّاسِ وَلَٰكِنَّ أَكۡثَرَ ٱلنَّاسِ لَا يَعۡلَمُونَ ٥٧
وَمَا يَسۡتَوِي ٱلۡأَعۡمَىٰ وَٱلۡبَصِيرُ وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ
ٱلصَّٰلِحَٰتِ وَلَا ٱلۡمُسِيٓءُۚ قَلِيلٗا مَّا تَتَذَكَّرُونَ ٥٨

٤٧٣

ang sinumang sumunod sa kanila na mga mananampalataya, at susuportahan Namin sila laban sa sinumang gagawa sa kanila ng di-kanais-nais dito sa buhay sa daigdig, at sa Araw ng Muling Pagkabuhay na Araw na kung saan titestigo ang mga anghel, ang mga propeta, at ang mga mananampalataya laban sa mga sambayanan na hindi naniwala sa kanilang mga Sugo, sila ay titestigo na katiyakang naiparating ng mga Sugo ang kanilang mga mensahe mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*,' at katotohanang hindi sila pinaniwalaan ng mga tao.

**52.** Sa Araw ng Pagbabayad ay hindi mapakikinabangan ng

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

mga tumanggi na lumampas sa hangganan na itinakda ng Allâh ang anuman na kanilang idadahilan na mga katwiran sa kanilang ginawang pagtanggi sa mga Sugo ng Allâh, at para sa kanila ay pagtataboy mula sa Awa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at ang para (pa rin) sa kanila ay masamang tirahan sa Kabilang-Buhay na ito ay Impiyernong-Apoy.

**53-54.** At katiyakan, ipinagkaloob Namin kay Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang gabay tungo sa katotohanan na ito ay '*Tawrah*' at ang mga himala, at ginawa Namin ang mga angkan ni Isra`il na tagapagmana ng '*Tawrah*,' na gabay tungo sa Daan ng Patnubay, at pagpapayo para sa mga nagtatangan ng matutuwid na kaisipan.

**55.** Na kung kaya, pagtiisan mo, O Muhammad, ang mga pagpapahirap na ginagawa sa iyo ng mga di-naniniwala sa Allâh, dahil katiyakang ipinangako Namin sa iyo, na mangingibabaw ang iyong batas at ang Aming pangako ay katotohanang hindi mababali, at humingi ka ng kapatawaran sa iyong pagkakamali, at manatili ka sa iyong pagdakila at pagpuri sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,' sa dulo ng umaga at sa umpisa nito.

**56.** Tunay, na silang hindi tumatanggap ng katotohanan dahil sa kabulaanan, at tinatanggihan ang mga tamang katibayan at katwiran dahil sa mga mali at kaduda-dudang katwiran na wala silang mga pruweba at katibayan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at sa kanilang mga puso ay walang iba kundi pagmamataas na nagdudulot sa kanila ng pagsisinungaling laban sa iyo, at panibugho sa anumang kagandahang-loob na itinangi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa iyo, na hindi nila narating, na kung kaya, ipaubaya mo ang iyong sarili sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), upang ilayo sa kanilang kasamaan; katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay '***As-Samee***`' – ang Ganap na Nakakarinig sa kanilang mga sinasabi, na '***Al-Baseer***' – ang Ganap na Nakakakita sa kanilang mga gawain.

**57.** Ang paglikha ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa mga kalangitan at kalupaan ay mas dakila kaysa sa paglikha sa tao at sa muling paglikha sa kanila pagkatapos ng kamatayan, subalit karamihan sa mga tao ay hindi nila batid na ang paglikha sa lahat ng ito ay napakadali lamang para sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).

**58.** At hindi magkaparehas ang bulag at ang nakakakita, at gayundin, hindi rin magkaparehas ang mga naniniwala at mananampalataya na sumusunod sa patnubay ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at naniniwala sa Kanyang Kaisahan, at ang mga hindi naniniwala na ginagalit nila ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at tinatanggihan nila ang

mga malilinaw na katibayan mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ). Kakaunti lamang sa inyo na mga tao ang nakaaalaala ng mga katibayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) upang ito ay makapagdulot ng aral at makapagbigay ng payo.

**59.** Katiyakan, ang Oras ng pagkagunaw ng daigdig ay darating at walang pag-aalinlangan ang hinggil dito, na kung kaya, tiyakin ninyo ang pagdating nito na tulad ng naibalita ng mga Sugo, subalit ang karamihan sa mga tao ay di-naniwala sa pagdating nito at hindi rin nila ito pinaghandaan.

**60.** At sinabi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na inyong '*Rabb*,'[1] "*O kayong mga alipin! Manalangin kayo sa Akin at Ako lamang ang inyong sambahin at tutugunin Ko kayo, katiyakan, ang mga yaong nagmamataas na di-naniniwala sa pagsamba lamang nang bukod-tangi sa Akin at sa Aking pagiging 'Ilâh' o Diyos na sinasamba, walang pag-aalinlangan, makapapasok sila sa Impiyerno na mga hamak at kaaba-aba.*"

**61.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi na Siyang lumikha para sa inyo ng gabi; upang kayo ay makapamahinga at maisakatuparan ninyo ang tunay na pamamahinga, at ang araw na maliwanag, upang mapangasiwaan ninyo ang inyong


ٱلۡجُزۡءُ ٱلرَّابِعُ وَٱلۡعِشۡرُونَ — سُورَةُ غَافِرٍ

إِنَّ ٱلسَّاعَةَ لَأٓتِيَةٞ لَّا رَيۡبَ فِيهَا وَلَٰكِنَّ أَكۡثَرَ ٱلنَّاسِ
لَا يُؤۡمِنُونَ ٥٩ وَقَالَ رَبُّكُمُ ٱدۡعُونِيٓ أَسۡتَجِبۡ لَكُمۡۚ
إِنَّ ٱلَّذِينَ يَسۡتَكۡبِرُونَ عَنۡ عِبَادَتِي سَيَدۡخُلُونَ جَهَنَّمَ
دَاخِرِينَ ٦٠ ٱللَّهُ ٱلَّذِي جَعَلَ لَكُمُ ٱلَّيۡلَ لِتَسۡكُنُواْ
فِيهِ وَٱلنَّهَارَ مُبۡصِرًاۚ إِنَّ ٱللَّهَ لَذُو فَضۡلٍ عَلَى ٱلنَّاسِ وَلَٰكِنَّ
أَكۡثَرَ ٱلنَّاسِ لَا يَشۡكُرُونَ ٦١ ذَٰلِكُمُ ٱللَّهُ رَبُّكُمۡ
خَٰلِقُ كُلِّ شَيۡءٖ لَّآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَۖ فَأَنَّىٰ تُؤۡفَكُونَ ٦٢
كَذَٰلِكَ يُؤۡفَكُ ٱلَّذِينَ كَانُواْ بِـَٔايَٰتِ ٱللَّهِ يَجۡحَدُونَ ٦٣
ٱللَّهُ ٱلَّذِي جَعَلَ لَكُمُ ٱلۡأَرۡضَ قَرَارٗا وَٱلسَّمَآءَ بِنَآءٗ
وَصَوَّرَكُمۡ فَأَحۡسَنَ صُوَرَكُمۡ وَرَزَقَكُم مِّنَ
ٱلطَّيِّبَٰتِۚ ذَٰلِكُمُ ٱللَّهُ رَبُّكُمۡۖ فَتَبَارَكَ ٱللَّهُ رَبُّ
ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦٤ هُوَ ٱلۡحَيُّ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا هُوَ فَٱدۡعُوهُ مُخۡلِصِينَ
لَهُ ٱلدِّينَۗ ٱلۡحَمۡدُ لِلَّهِ رَبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦٥ ۞ قُلۡ إِنِّي
نُهِيتُ أَنۡ أَعۡبُدَ ٱلَّذِينَ تَدۡعُونَ مِن دُونِ ٱللَّهِ لَمَّا جَآءَنِيَ
ٱلۡبَيِّنَٰتُ مِن رَّبِّي وَأُمِرۡتُ أَنۡ أُسۡلِمَ لِرَبِّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٦٦

٤٧٤

pamumuhay. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang Nagtatangan ng dakilang kagandahang-loob sa mga tao, subalit ang karamihan sa kanila ay hindi tumatanaw ng utang na loob sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod at taos-pusong pagsamba lamang sa Kanya.

**62.** Siya na nagkaloob sa inyo ng ganitong biyaya ay Siya sa katotohanan lamang ang inyong '*Rabb*' na naglikha ng lahat ng bagay, na walang sinuman ang bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin bukod sa Kanya, na kung kaya, paano ninyo tinatanggihan ang paniniwala sa Kanya at sinasamba ninyo ang iba na mga rebulto, pagkatapos naging

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

malinaw sa inyo ang Kanyang mga palatandaan?

**63.** At kung paano kayo inilayo sa katotohanan pagkatapos mapatunayan ang katibayan sa inyo at tinanggihan ninyo, ay ganoon din ilalayo sa katotohanan at paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga yaong tinanggihan ang Kanyang mga talata.

**64.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang lumikha para sa inyo ng kalupaan; upang ito ay inyong panatilihan at maging tirahan at ginawa Niyang madali sa inyo ang pamumuhay dito, at ginawa Niya ang kalangitan bilang bubong ng kalupaan, at ikinalat Niya rito ang mga palatandaan na gagabay sa inyo, at hinubog Niya kayo sa pinakaganap na kaanyuan at pinakamabuting katayuan, at ipinagkaloob Niya sa inyo ang mga ipinahintulot na kabuhayan at mga masasarap na mga makakain at inumin, na itong natatamasa ninyong mga biyaya ay biyaya sa inyo ng inyong '*Rabb*,' na kung kaya, naging masagana ang Kanyang kabutihan, kagandahang-loob at biyaya sa inyo, at Siya ay luwalhati na malayo sa anumang hindi karapat-dapat na para sa Kanya, na Siya ang '*Rabb*'[1] ng lahat ng mga nilalang.

**65.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ay '***Al-Hay***' – ang Walang-Hanggang Buhay, nasa sa Kanya ang ganap at buong kahulugan ng pagka-Buhay na angkop na angkop sa Kanyang Kamaharlikaan, na walang sinuman ang bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin bukod sa Kanya, na kung kaya, humiling kayo sa Kanya at ituon ninyo ang pagsamba sa Kanya na Bukod-Tangi at maging taos-puso sa inyo ang pagsunod sa Kanyang '*Deen*' at kautusan. At ang papuri ay Pagmamay-ari lamang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ganap na para lamang sa Kanya na Siya ang '*Rabb*' ng lahat ng mga nilalang.

**66.** Sabihin mo, O Muhammad, sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan: "*Katiyakan, ipinagbabawal sa akin na sambahin ang inyong dinadalanginan bukod sa Allâh, nang dumating sa akin ang mga malilinaw na mga palatandaan mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na aking* '*Rabb*,' *at inutusan Niya ako na magpasailalim, sumunod nang ganap na pagsunod para lamang sa Kanya, luwalhati sa Kanya na Siyang* '*Rabb*' *ng lahat ng mga nilalang*."

**67.** Siya ang lumikha ng inyong ama na si Âdam (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) mula sa alabok, pagkatapos ay nilikha kayo mula sa semilya sa pamamagitan ng Kanyang kapangyarihan, at pagkatapos nito kayo ay naging

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

isang malapot na namuong dugo, pagkatapos ay nangyari sa inyo ang iba't ibang yugto sa sinapupunan, hanggang sa kayo ay ipapanganak na maliliit na sanggol, pagkatapos kayo ay magkakaroon ng lakas sa inyong pangangatawan hanggang kayo ay tatanda – bagama't mayroon sa inyo ang namamatay bago pa ito mangyari – at upang marating ninyo ang iba't ibang yugto na nakatakda sa inyo na naitala na katapusan ng inyong buhay, nang sa gayon ay mapag-isipan ninyo ang mga palatandaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo, at susuriin ang Kanyang mga talata, upang mabatid ninyo na katiyakang walang karapat-dapat na sambahin bukod sa Kanya, na ganito ang Kanyang gawain, at katiyakang walang sinuman ang nararapat na sambahin bukod sa Kanya.

**68.** Siya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tanging Tagapagbigay ng buhay at Tagapagsanhi ng kamatayan, at kapag pinagpasyahan Niya ang isang bagay sinasabi Niya lamang dito na '*Kun!*' – "***Mangyari***" at ito ay kaagad mangyayari, at walang sinuman ang makababawi ng Kanyang pinagpasyahan.

**69.** Hindi ka ba namamangha, O Muhammad, sa kanila na hindi naniniwala sa mga talata ng Allâh, na ito ay kanilang pinagtatalunan, gayong ito ay malinaw bilang katibayan sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Kakayahan,



subalit paano nila ito tinatanggihan kahit ito ay tama? At saan ba sila patutungo pagkatapos ng ganap na paglilinaw na ito?

**70-72.** Sila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay tinanggihan nila ang Dakilang Qur'ân at ang naunang kasulatan na ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang mga Sugo upang gabayan ang mga tao, at walang pag-aalinlangang mababatid nila na mga hindi naniwala ang bunga ng kanilang di-paniniwala kapag itinali na ang kulyar sa kanilang mga leeg at mga kadena sa kanilang mga paa na kung saan hihilahin sila ng mga anghel ng kaparusahan sa tubig na kumukulo na napakatindi ang init, pagkatapos ay sa Impiyernong-

Apoy na sila ay sisilaban.

**73-74.** Pagkatapos ay sasabihin sa kanila bilang pag-aalipusta, habang sila ay nandoroon sa napakasama nilang kalagayan: "*Nasaan na ang inyong mga diyus-diyusan na inyong sinamba bukod sa Allâh? Maaari ba nila kayong matulungan ngayon? Tawagin ninyo sila*; *upang iligtas kayo mula sa parusang nangyayari sa inyo kung kaya nila*," na sasabihin ng mga walang pananampalataya: "*Nawala na sila sa aming mga paningin, na kung kaya, wala na kaming anumang pakinabang sa kanila*," at aaminin nila na sila ay nasa kamangmangan noon, at ang kanilang pagsamba sa mga diyus-diyusan na ito ay isang kamalian na walang anumang kahalagahan, na kung paano sila iniligaw ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dahil sa pagligaw sa kanila ng kanilang mga sinamba bukod sa Allâh sa daigdig, na kung kaya, napunta sila sa Impiyerno ay ganoon din ililigaw ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga hindi naniniwala sa Kanya.

**75.** Ang parusa na kung saan nangyari sa inyo ay dahil sa inyong kapabayaan noong kayo ay nabubuhay pa sa daigdig, dahil kayo ay nasisiyahan sa inyong mga ginagawang paglabag at mga kasalanan, at dahil sa inyong pagmamataas at pagmamalabis laban sa mga alipin ng Allâh na mga mananampalataya na wala naman kayong karapatan.

**76.** Pumasok kayo sa iba't ibang pintuan ng Impiyerno bilang kaparusahan sa inyo sa inyong di-paniniwala sa Allâh at paglabag ninyo sa Kanya at manatili kayo roon magpasawalang-hanggan, napakasama ng Impiyerno bilang tuluyan ng mga nagmataas sa daigdig laban sa Allâh.

**77.** Magtiis ka, O Muhammad, at magpatuloy ka sa Daan ng Pag-aanyaya, katiyakang ang pangako ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay katotohanan at tutuparin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa iyo ang Kanyang pangako, at maaari na ipakita Namin sa iyo habang ikaw ay nabubuhay ang ilan sa ipinangako Namin na kaparusahan sa mga sumamba ng iba bukod sa Allâh, o di kaya ay sasanhiin Namin na ikaw ay mamatay bago ito mangyari sa kanila, at pagkatapos ay sa Amin pa rin naman sila patutungo sa Araw ng Muling Pagkabuhay at ipalalasap Namin sa kanila ang masidhing kaparusahan dahil sa kanilang pagtanggi at hindi paniniwala.

**78.** At katiyakang ipinadala Namin bago ang pagkakapadala sa iyo, O Muhammad, ang maraming mga Sugo tungo sa kanilang sambayanan na inaanyayahan sila, at tinitiis nila ang mga pahirap: mayroon sa kanila na naikuwento Namin sa iyo ang hinggil sa kanila, at mayroong hindi na Namin ikinuwento sa iyo, at lahat



sila ay inutusan na iparating ang kapahayagan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila. At walang sinuman sa kanila ang nagpapakita ng palatandaan o mga talata ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) maliban sa anumang ipinahintulot lamang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at Kanyang kagustuhan, at kapag dumating ang kautusan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na parusahan ang mga hindi naniwala ay pinagpasyahan ito nang makatarungan sa pagitan ng mga Sugo at mga hindi naniwala sa kanila, at ang mga tagasunod at gumagawa ng kamalian samakatuwid ay matatalo; dahil sa kanilang pagsisinungaling laban sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa pagsamba nila ng iba bukod sa Kanya.

**79-80.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang lumikha para sa inyo ng mga hayop; upang ito ay mapakinabangan ninyo: na kapakinabangan ng pagsakay o pagkain ng laman nito at iba pa na mga kapakinabangan, at upang maiparating ninyo ang inyong mga dalahin sa pamamagitan nito sa nais ng inyong mga kalooban na marating na mga malalayong lugar, at sa pamamagitan nitong mga hayop ay dinadala kayo sa kapatagan at ganoon din nakasasakay kayo ng sasakyang-pandagat na inilalayag kayo sa karagatan sa pamamagitan nito.

**81.** At ipinapakita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Kanyang napakaraming malilinaw na palatandaan na nagpapatunay ng Kanyang Kakayahan at Pangangasiwa sa Kanyang mga nilikha, na kung kaya, saan sa mga palatandaan Niya ang inyong tinatanggihan at hindi tinatangkilik?

**82.** Hindi ba naglakbay ang mga walang pananampalataya sa kalupaan at sinuri ang mga ikinamatay at tinamasang parusa ng mga sambayanan na di-naniwala na nauna sa kanila, at kung ano ang kanilang kinahinatnan? At itong mga sambayanan na nauna sa kanila ay mas marami sila sa bilang kaysa kanila at mas makapangyarihan sa lakas at mga sandata, at mas marami silang palatandaan na nanatili sa kalupaan bilang mga

bakas ng mga itinayo nila at iba pa, subalit walang nagawa sa kanila ang anuman na kanilang nakamtan na kapangyarihan noong dumating sa kanila ang kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**83.** At nang dumating ang mga Sugo sa mga sambayanan na hindi naniwala na dala-dala nila ang mga malilinaw na palatandaan ay pinagtawanan nila sila dahil sa kanilang kamangmangan at kaalaman na salungat sa anumang dala-dala sa kanila ng mga Sugo, at dumating sa kanila ang kaparusahan na ipinamadali nila sa mga Sugo bilang pangungutya at pag-aalipusta.

Dito sa talatang ito ang tanda ng anumang kaalaman na labag sa Islâm o di kaya ay sumisira rito o di kaya ay naglalagay ng pag-aalinlangan sa pagiging totoo nito, lahat ng ganitong kaalaman ay kinasusuklaman ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at ang naniniwala sa ganitong kaalaman ay hindi kabilang sa tagasunod ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).

**84.** At nang dumating sa kanila ang Aming parusa ay saka pa sila umamin subalit wala nang pakinabang ang kanilang pag-amin, na kanilang sinabi: *"Naniwala na kami sa Allâh na Bukod-Tangi at tinanggihan na namin ang anumang sinamba namin bilang pagtatambal sa Allâh."*

**85.** Subalit wala nang pakinabang sa kanila ang kanilang paniniwala noong nakita na nila ang Aming parusa; dahil ang ganitong paniniwala ay napipilitan lamang na hindi bukal sa kanilang kalooban, ito ang pamamaraan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na nangyari rin sa mga nauna pang mga tao noong sila ay tumanggi ay nawalan ng pakinabang ang paniniwala nila noong nakita na nila ang parusa, at doon napahamak ang mga walang pananampalataya noong dumating na sa kanila ang parusa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang *'Rabb,'*[1] habang sila ay nasa pagtanggi sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at di-pagsunod sa Kanya.

## XLI – Sûrat Fussilat
**[Kabanata Fussilat –** Nilinaw At Ipinaliwanag Ang Mga Ito Nang Ganap]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Hã-Mĩm* – Ang mga titik na ito ng *'Arabic'* ay nauna nang naipaliwanag sa *'Sûratul Baqarah.'*

**2.** Itong Dakilang Qur'ân ay ipinahayag mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ***'Ar-Rahmân'*** – ang Pinakamahabagin, na ***'Ar-Raheem'***

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

– ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal, na Kanyang ipinahayag sa Kanyang Propeta na si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).

**3.** Isang Aklat na nilinaw ang mga talata nito nang ganap na pagkakalinaw at ipinaliwanag ang mga kahulugan nito at ang mga batas nito, na Qur'ân na wikang '*Arabic*' na madaling maunawaan ng mga taong nakaiintindi ng wikang '*Arabic*.'

**4.** Nagbibigay ng magandang balita hinggil sa gantimpala rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay sa sinumang maniwala nito at isinagawa ang mga ipinag-utos nito, at bilang babala hinggil sa parusa rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay sa sinumang hindi naniwala rito, subalit ito ay tinalikuran ng karamihan sa mga tao, dahil sila ay hindi nakikinig nang may pagtanggap at pagsang-ayon.

**5.** At sinabi nila na mga tumanggi na hindi naniwala kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ): "*Ang aming mga puso ay natakpan ng harang upang di-maunawaan ang anumang ipinag-aanyaya mo sa amin, at ang aming mga tainga ay hindi nakaririnig, at ang pagitan namin at pagitan mo, O Muhammad, ay may nakaharang upang di-matugunan ang iyong paanyaya, na kung kaya, isagawa mo ang anuman na ayon sa iyong paniniwala at kami naman ay*


الجُزْءُ الرَّابِعُ وَالعِشْرُونَ سُورَةُ فُصِّلَتْ

سُورَةُ فُصِّلَتْ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

حمٓ ١ تَنزِيلٌ مِّنَ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ٢ كِتَٰبٌ فُصِّلَتۡ ءَايَٰتُهُۥ
قُرۡءَانًا عَرَبِيًّا لِّقَوۡمٍ يَعۡلَمُونَ ٣ بَشِيرًا وَنَذِيرًا فَأَعۡرَضَ أَكۡثَرُهُمۡ
فَهُمۡ لَا يَسۡمَعُونَ ٤ وَقَالُواْ قُلُوبُنَا فِيٓ أَكِنَّةٍ مِّمَّا تَدۡعُونَآ إِلَيۡهِ وَفِيٓ
ءَاذَانِنَا وَقۡرٌ وَمِنۢ بَيۡنِنَا وَبَيۡنِكَ حِجَابٌ فَٱعۡمَلۡ إِنَّنَا عَٰمِلُونَ ٥
قُلۡ إِنَّمَآ أَنَا۠ بَشَرٌ مِّثۡلُكُمۡ يُوحَىٰٓ إِلَيَّ أَنَّمَآ إِلَٰهُكُمۡ إِلَٰهٌ وَٰحِدٌ
فَٱسۡتَقِيمُوٓاْ إِلَيۡهِ وَٱسۡتَغۡفِرُوهُۗ وَوَيۡلٌ لِّلۡمُشۡرِكِينَ ٦ ٱلَّذِينَ
لَا يُؤۡتُونَ ٱلزَّكَوٰةَ وَهُم بِٱلۡأٓخِرَةِ هُمۡ كَٰفِرُونَ ٧ إِنَّ ٱلَّذِينَ
ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ لَهُمۡ أَجۡرٌ غَيۡرُ مَمۡنُونٍ ٨ ۞ قُلۡ أَئِنَّكُمۡ
لَتَكۡفُرُونَ بِٱلَّذِي خَلَقَ ٱلۡأَرۡضَ فِي يَوۡمَيۡنِ وَتَجۡعَلُونَ لَهُۥٓ أَندَادًاۚ
ذَٰلِكَ رَبُّ ٱلۡعَٰلَمِينَ ٩ وَجَعَلَ فِيهَا رَوَٰسِيَ مِن فَوۡقِهَا
وَبَٰرَكَ فِيهَا وَقَدَّرَ فِيهَآ أَقۡوَٰتَهَا فِيٓ أَرۡبَعَةِ أَيَّامٖ سَوَآءٗ
لِّلسَّآئِلِينَ ١٠ ثُمَّ ٱسۡتَوَىٰٓ إِلَى ٱلسَّمَآءِ وَهِيَ دُخَانٞ فَقَالَ
لَهَا وَلِلۡأَرۡضِ ٱئۡتِيَا طَوۡعًا أَوۡ كَرۡهٗا قَالَتَآ أَتَيۡنَا طَآئِعِينَ ١١

نصف الحزب ٤٨

٤٧٧

*isasagawa din namin ang anuman na ayon sa aming paniniwala.*"

**6-7.** Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Ako ay tao lamang na katulad din ninyo, na ipinahayag ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa akin ang pagpapatunay na Siya ang inyong 'Ilâh' (o Diyos na sinasamba), na Bukod-Tangi lamang na karapat-dapat ng pagsamba, na Siya ang Nag-iisa na Bukod-Tangi na walang katambal, na kung kaya, sundin ninyo ang Daan patungo sa Kanya, at hilingin ninyo ang Kanyang kapatawaran.*"

At ang parusa ay sa mga sumamba ng iba bukod sa Allâh na mga rebulto na hindi nakabubuti at

hindi rin nakapagsasanhi ng kapinsalaan, at ang mga yaong hindi nila nilinis ang kanilang mga sarili sa paniniwala hinggil sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanilang Tagapaglikha at taos-pusong pagtanggap sa paniniwalang ito, at hindi sila nagsasagawa ng '*Salâh*' at hindi rin sila nagbibigay ng obligadong kawanggawa ('*Zakâh*'), ay nangangahulugan na wala silang taos-pusong paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Tagapaglikha at walang pakinabang sa kanila ang mga nilikha, at sila ay hindi naniniwala sa Muling Pagkabuhay, at hindi rin sila naniniwala sa '*Al-Jannah*'[1] at Impiyerno, at hindi sila gumagasta bilang pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**8.** Katiyakan, ang mga yaong naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), sa Kanyang Sugo, sa Kanyang Aklat at gumawa sila ng mga mabubuting gawa na taos-puso na para lamang sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kanilang gawain, ang para sa kanila ay dakilang gantimpala na walang katapusan.

**9.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga sumamba ng iba bukod sa Allâh bilang pag-aalipusta at pagkamangha sa kanilang gawain: "*Kayo ba ay hindi naniwala sa Allâh* (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Siyang lumikha ng kalupaan sa loob ng dalawang araw, at naglagay kayo ng katambal na ipinantay ninyo sa pagsamba sa Kanya? Siya ang 'Rabb' ng lahat ng mga nilalang.*"

**10.** At nilikha Niya sa kalupaan ang mga bundok na mga matatag na nasa ibabaw nito, at biniyayaan Niya ito na ginawa Niya na patuloy na nagmumula rito ang kabutihan para sa mga naninirahan dito, at itinakda Niya ang kabuhayan ng sinumang naninirahan dito, at sinukat nang tamang pagkasukat ang anumang maaaring ikabubuhay nila, na nilikha Niya ang lahat ng mga yaon sa loob ng apat na araw: na dalawang araw ang paglikha sa kalupaan at ang dalawang araw naman ay ang pagkakatalusok ng mga kabundukan at pagtakda sa anumang mga kabuhayan dito, na ito ay para sa lahat ng nais magtanong, ang ibig sabihin: Ang sinumang magtatanong hinggil dito ay ito ang dapat niyang mabatid.

**11.** Pagkatapos, Siya ay pumaroon sa itaas ng kalangitan na ito ay dating usok lamang, at Kanyang sinabi sa kalangitan at kalupaan: "*Sumunod kayong dalawa sa Aking kautusan na taos-puso o sapilitan.*" At sinabi ng dalawa (kalangitan at kalupaan): "*Kami ay kusang sumusunod, na wala kaming dapat na salungatin sa Iyong kagustuhan.*"

**12.** Pagkatapos ay binuo at tinapos ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang paglikha ng

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

pitong kalangitan at pagsasaayos nito sa loob ng dalawang Araw, at doon natapos ang pagkalikha ng mga kalangitan at kalupaan sa loob ng anim na Araw, sa karunungan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Ganap na Nakaaalam, dahil Siya ang May Kakayahan na likhain ang mga ito sa isang saglit lamang, ipinahayag sa bawa't kalangitan ang anuman na nais Niya at ang tungkulin nito, at pinalamutian Namin ang mababang kalangitan ng mga nagniningning na mga bituin, at pinangalagaan mula sa mga '*Shaytân*' na nagnanakaw ng impormasyon. Ang kamangha-manghang kagandahang pagkalikha nito ay itinakda ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang Kaharian, na '***Al-`Aleem***' – ang Ganap na Nakaaalam na saklaw ng Kanyang kaalaman ang lahat ng bagay.

**13.** At kapag tumalikod ang mga walang pananampalataya pagkatapos linawin sa kanila ang mga magagandang katangian ng Dakilang Qur'ân at ilan sa mga katangian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Dakilang sinasamba, sabihin mo sa kanila: "*Katiyakan, binalaan ko kayo hinggil sa masidhing kaparusahan na kayo ay wawasakin na katulad ng parusa na iginawad sa sambayanan ni `Âd at ni Thamoud noong sila ay*



*hindi naniwala sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na kanilang 'Rabb' at nilabag nila ang mga Sugo.*"

**14.** Noong dumating ang Sugo sa sambayanan nina `Âd at Thamoud, na sila ay magkakasunud-sunod, na sila ay inuutusan nila na sambahin lamang ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi na walang katambal, kanilang sinabi sa mga Sugo na ipinadala sa kanila: "*Kung ginusto ng aming 'Rabb' na Siya lamang ang aming paniniwalaan at hindi kami sasamba ng anuman bukod sa Kanya, ay katiyakang magpapababa Siya sa amin ng mga anghel mula sa kalangitan bilang mga Sugo, upang anyayahan kami sa anumang iniaanyaya ninyo sa amin, at hindi*

*kayo ang Kanyang ipadadala dahil kayo ay tao lamang na katulad din namin, na kung kaya, anuman ang mensahe na ipinadala ng Allâh sa inyo, para sa amin na paniniwala sa Kanya at sa Kanyang Kaisahan ay tinatanggihan namin."*

**15.** At hinggil sa `Âd na sambayanan ni Hûd (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay katotohanang sila ay nagmataas sa kalupaan sa mga alipin ng Allâh na wala silang karapatan, at kanilang sinabi na may pagmamayabang: "*Sino pa ba ang mas matindi ang lakas kaysa sa amin?*" Hindi ba nila nakita na ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Siyang lumikha sa kanila ay mas Makapangyarihan at matindi ang Lakas at Kakayahan kaysa sa kanila? Samantalang sila ay kinaugalian na tanggihan ang Aming mga palatandaan at katibayan.

**16.** Na kung kaya, nagpadala Kami sa kanila ng hangin na napakatindi ang lamig at napakalakas ng ugong nito sa mga araw na napakasama sa kanilang pananaw; upang ipatikim Namin sa kanila ang parusang kaaba-aba at hamak sa kanila rito sa daigdig. Subalit katiyakang ang parusa sa Kabilang-Buhay ay mas higit na kaaba-aba at kahiya-hiya para sa kanila, at walang sinuman ang makatutulong sa kanila upang pigilin sa kanila ang kaparusahan.

**17.** At sa Thamoud naman na sambayanan ni Sâleh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay katotohanang nilinaw Namin sa kanila ang Daan ng Katotohanan at Landas ng Patnubay, subalit mas pinili nila ang pagkabulag kaysa sa patnubay, na kung kaya, pinuksa Namin sila ng kidlat na parusa na nagpahamak sa kanila; dahil sa kanilang natamo na mga kasalanan sa di nila paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at pagtanggi nila sa mga Sugo.

**18.** At iniligtas Namin ang mga naniwala mula sa kaparusahan na siyang naghugot ng kasamaan sa sambayanan nina `Âd at Thamoud, at sila na nagkaroon ng takot hinggil sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at nagpakatuwid ay nakaligtas.

**19-20.** At sa Araw na titipunin ang mga kumalaban sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) tungo sa Impiyernong-Apoy, na pagsasama-samahin ng mga tagapangasiwa ng Impiyerno ang kauna-unahan sa kanila hanggang sa kahuli-hulihan sa kanila, hanggang kapag dumating na sila sa Impiyerno ay tatanggihan nila ang kanilang nagawang kasalanan at titestigo laban sa kanila ang kanilang mga sariling pandinig, mga paningin at mga balat sa kung ano ang kanilang ginawa rito sa daigdig na mga kasalanan at krimen.

**21.** At sasabihin nila na mga tinipon sa Impiyerno na mga kumalaban sa Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanilang mga balat bilang paninisi: "*Bakit*

*kayo tumitestigo laban sa amin?"* Sasagutin sila ng kanilang mga balat: "*Pinagsalita kami ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na Siyang nagpapasalita ng lahat ng bagay, at Siya ang Lumikha sa inyo sa unang pagkakataon pa lamang noong kayo ay wala pa, at sa Kanya kayo ay sasanhiin na pabalikin pagkatapos ng inyong kamatayan para sa pagbabayad at pagtutumbas.*"

**22-23.** At kayo ay hindi natatakot habang ginagawa ninyo ang mga kasalanan, na matakot na titestigo laban sa inyo ang inyong mga pandinig, mga paningin at ang mga balat sa Araw ng Muling Pagkabuhay; inaakala ninyo na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay hindi Niya batid ang karamihan sa mga kasalanan na inyong ginagawa bilang paglabag ninyo sa Kanya. Na kung kaya, ang inyong masamang palagay na iniisip hinggil sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na inyong Tagapaglikha ang siyang nagwasak sa inyo at itinulak kayo sa Impiyerno, na kung kaya, ngayon ay kabilang na kayo sa mga ganap na talunan sa inyong mga sarili at sa inyong mga pamilya.

**24.** At kahit na tiisin pa nila ang parusa ay Impiyernong-Apoy pa rin ang kanilang patutunguhan, at kahit na hilingin pa nila na makabalik sa daigdig; upang makapagsimula sila ng paggawa ng kabutihan ay hindi pa rin sila diringgin at hindi pa rin tatanggapin sa kanila ang mga katwiran.



**25.** At itinalaga Namin sa kanila na mga masasama na mga tumanggi ay ang mga kasamahan din nila na mga masasama mula sa mga '*Shaytân*' na tao at '*Jinn*,' na pinaganda sa kanila ang mga masasamang gawain dito sa daigdig at inanyayahan sila tungo sa mga kahali-halina na mga ipinagbabawal, at pinaganda rin sa kanila ang anuman na patutunguhan nila hinggil sa Kabilang-Buhay, na kung kaya, nakalimutan nila ang mga bagay na ito at inanyayahan sila na hindi paniwalaan ang Muling Pagkabuhay, at sa ganitong kadahilanan ay naging karapat-dapat sa kanila na makapasok sa Impiyerno, kabilang ang mga naunang henerasyon mula sa mga

di-naniwala na mga *'Jinn'* at mga tao. Katiyakan, naging talunan sila sa kanilang gawain dito sa daigdig at gayundin ang kanilang mga sarili sa Kabilang-Buhay at ang kanilang pamilya.

**26.** At sinabi ng mga walang pananampalataya na nagpapayuhan sa isa't isa: *"Huwag ninyong pakinggan ang Qur'ân at huwag ninyong sundin, at huwag kayong magpasailalim sa mga kautusan nito, at lakasan ninyo ang inyong mga boses sa pamamagitan ng pagsigaw at magsagawa kayo ng pag-iingay kapag binasa ni Muhammad ang Dakilang Qur'ân; baka sakaling matalo ninyo siya at ititigil niya ang kanyang pagbabasa, at mananalo kayo laban sa kanya."*

**27.** Walang pag-aalinlangan, ipatitikim Namin sa mga nagsabi ng ganitong salita ang masidhing parusa rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, at papagbabayarin Namin sila ng napakasamang pagbabayad na higit pa sa anumang nagawa nilang kasamaan.

**28.** Itong pagbabayad na matatamo nila na mga walang pananampalataya bilang kabayaran sa mga kalaban ng Allâh ay Impiyerno, at ito ay para sa kanila roon, na sila ay mananatili roon magpasawalang-hanggan; bilang kabayaran sa kanilang pagtanggi sa Aming mga katibayan at mga palatandaan sa daigdig. Ang talatang ito ay nagpapatunay sa tindi ng kasalanan ng sinumang inilayo ang mga tao sa Dakilang Qur'ân, at pinigilan sila na magsuri at magabayan nito sa anumang kaparaanan.

**29.** At sinabi ng mga hindi naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo, na sila ay nasa Impiyerno: *"O Allâh na aming 'Rabb!'*[1] *Ipakita Mo sa amin ang dalawang nagligaw sa amin mula sa Iyong nilikha na 'Jinn' at tao, dahil ilalagay namin sila sa ilalim ng aming mga paa; upang sila ay mapasakaila-ilaliman ng Impiyerno."*

**30.** Katiyakan, ang mga yaong nagsabi na ang aming *'Rabb'* ay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi na walang katambal sa pagsamba sa Kanya, pagkatapos sila ay nagpakatuwid sa pagsunod sa Kanyang batas, bababa sa kanila ang mga anghel sa oras ng kanilang kamatayan na sasabihin sa kanila: *"Huwag kayong matakot sa kamatayan at sa mangyayari pagkatapos nito, at huwag kayong malungkot sa anumang iniwan ninyo na makamundong buhay, at matuwa kayo sa magandang balita*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

*ng 'Al-Jannah'*(1) *na kung saan ito ay ipinangako sa inyo."*

**31-32.** At sasabihin sa kanila ng mga anghel: *"Kami ang inyong kaagapay sa buhay dito sa daigdig, at ginagabayan namin kayo at pinangangalagaan bilang kautusan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *at gayundin, kami rin ang inyong kasama sa Kabilang-Buhay, at para sa inyo sa 'Al-Jannah'* (*Hardin*) *ang lahat ng kalugud-lugod sa inyong mga sarili na kayo ang pipili, at bagay na magpapapanatag ng inyong mga paningin, at kahit ano ang inyong kahilingan ay matatagpuan ninyo kaagad sa inyong harapan bilang parangal at pag-iistima at biyaya sa inyo mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na '**Ghafour**' – Ganap na Mapagpatawad sa inyong kasalanan, na '**Raheem**' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa inyo."*

**33.** Wala nang sinuman na hihigit pa ang kabutihan sa salita na binibigkas ng sinumang nag-aakay tungo sa paniniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagsamba sa Kanya nang bukod-tangi at gumawa ng kabutihan na kanyang sinabi:

*"Katiyakan, ako ay kabilang sa mga Muslim na ganap na nagpapasailalim sa kagustuhan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at sa*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.



*Kanyang batas."*

Dito sa talatang ito ang pag-uutos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pag-aanyaya o '*da`wah*' tungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at pagpapaliwanag sa katangian ng mga marurunong ng kaalaman na nag-aakay tungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) nang may katiyakan, ayon sa dinalang mensahe ng Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).

**34-35.** At hindi maaaring magkaparehas ang kabutihan ng mga yaong naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sumunod sa Kanyang batas at naging mabuti sa mga nilikha ng Allâh, at ang kasamaan ng mga yaong di-naniwala sa Kanya at lumabag sa Kanyang ipinag-utos at naging masama sa Kanyang mga

nilikha. Ilayo mo (ang kasamaan) sa pamamagitan ng iyong pagpapatawad at lawak ng pang-unawa at iyong pagiging mabuti sa sinuman na naging masama sa iyo, at tumbasan mo ang pagiging masama niya ng pagiging mabuti mo sa kanya, at sa pamamagitan nito siya na naging masama sa iyo na nagkaroon kayo ng alitan sa isa't isa ay magiging malapit na maawain sa iyo. At walang ginabayan sa ganitong mabuting pag-uugali maliban sa yaong tinitiis ang kanilang mga sarili sa anumang di kanais-nais, at pinilit nila ang kanilang mga sarili na gumawa ng anumang kalugud-lugod para sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at walang ginabayan sa ganitong katangian maliban sa sinumang pinagkalooban ng masaganang kaligayahan sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**36.** At kung si '*Shaytân*' ay uudyukan at lilinlangin ang iyong sarili upang ikaw ay madala sa pagtutumbas ng masama sa sinumang gumawa ng masama sa iyo, ay hilingin mo ang kalinga ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ipaubaya mo ang sarili mo sa Kanya, dahil walang pag-aalinlangan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ay '***As-Samee`***' – ang Ganap na Nakakarinig sa iyong paghingi ng kalinga, na '***Al-`Aleem***' – ang Ganap na Nakaaalam sa kalagayan ng lahat ng Kanyang nilikha.

**37.** At kabilang sa mga katibayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang nilikha at mga palatandaan ng Kanyang Kaisahan at ang ganap na Kanyang kapangyarihan ay ang pagkakaiba ng gabi at araw at ang pagpapalit-palitan nito, at gayundin ang pagkakaiba ng araw sa buwan at ang pagpapalit-palitan nito, at ang lahat ng mga ito ay nasa ilalim ng Kanyang pangangasiwa at pamamahala. Huwag kayong magpatirapa sa araw at sa buwan – dahil ang dalawang ito ay pinangangasiwaan lamang at nilikha, bagkus ay magpatirapa kayo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na lumikha ng mga ito, kung kayo ay tunay na sumasamba sa Kanya na Bukod-Tangi na walang katambal.

**38.** At kapag sila ay nagmataas na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh na di sila nagpatirapa sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ay katiyakang ang mga anghel na nasa iyong '*Rabb*' ay hindi sila nagmamataas, sa halip sila ay nagpapatirapa sa Kanya sa gabi at araw, at dinadakila nila Siya na inilalayo sa anumang kakulangan, at hindi sila nagsasawa at hindi sila napapagod.

**39.** At kabilang sa mga palatandaan ng Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at Kanyang kakayahan; ay makikita mo ang kalupaan na tuyot na walang anumang tumutubong pananim, subalit kapag ibinaba Niya rito ang ulan ay magkakaroon ito ng buhay sa pamamagitan ng pagsibol ng mga

pananim at ito ay lalaki at lalago.

Katiyakan, ang nagbigay ng buhay sa kalupaang ito pagkatapos nitong maging tuyot ay Siya rin ang May Kakayahan na buhaying muli ang Kanyang mga nilikha pagkatapos ng kanilang kamatayan, dahil walang pag-aalinlangan, Siya ang ‘***Qadeer***’ – Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay, na kung kaya, dahil sa Kanyang kapangyarihan na kaya Niyang buhayin ang kalupaan pagkatapos nitong matuyot, ay gayundin, Siya rin ang May Ganap na Kakayahan na buhayin ang mga namatay.

**40.** Katiyakan, ang mga yaong lumihis sa katotohanan at di pinaniniwalaan ang Dakilang Qur’ân at binabago ang kahulugan nito, ay hindi ito naililihim sa Amin, kundi Kami ang Ganap na Tagapagmasid sa kanila. Na kung kaya, siya na hindi naniniwala sa mga talata ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na siyang itatapon sa Impiyerno ay mas higit ba, o siya na darating sa Kabilang-Buhay na ligtas mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na karapat-dapat sa Kanyang gantimpala; dahil sa kanyang paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang mga talata? Gawin ninyo, O kayong mga walang paniniwala, ang anuman na nais ninyo dahil ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa katotohanan, ang ‘***Baseer***’ – Ganap na Nababatid Niya ang inyong mga ginagawa, na walang anuman ang naililihim sa



Kanya, at sa pamamagitan nito kayo ay papagbabayarin. At ito ay hamon at babala sa kanila.

**41-42.** Katiyakan, ang mga yaong tinanggihan ang Dakilang Qur’ân noong ito ay dumating sa kanila, ay pupuksain sila at paparusahan, dahil walang pag-aalinlangan, ang Dakilang Qur’ân na ito ay kagalang-galang dahil sa pagdakila ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dito at ang pangangalaga Niya rito mula sa anumang pagbabago at pagpapalit, na kung kaya, hindi ito maaaring malapitan o mapasukan ng anumang kamalian kahit saanmang dako magmumula at walang anuman ang makasisira nito, dahil ito ay pinangangalagaan mula sa pagbabawas o pagdaragdag, na

ito ay ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na '***Hakeem***' – Ganap na Maalam na nangangasiwa sa Kanyang mga alipin, na '***Hameed***' – Ganap na Kapuri-puri sa Kanyang mga ganap na katangian at mga gawa sa lahat ng pagkakataon.

**43.** At anuman ang sinasabi sa iyo, O Muhammad, ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay walang iba kundi katulad din ng sinabi ng mga nauna kaysa sa kanila na mga tao sa mga Sugo na ipinadala sa kanila, na kung kaya, magtiis ka sa anumang matatamo mo sa Daan ng pagpapalaganap ng Islâm tungo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*'[1] ang Ganap na Mapagpatawad sa mga kasalanan ng mga nagsisisi, at nagpaparusa sa sinumang nagpupumilit sa kanyang di-paniniwala at pagtanggi.

**44.** At kung ginawa lamang Namin ang Dakilang Qur'ân na ito, na Aming inihayag sa iyo, O Muhammad, sa wikang banyaga ay sinabi na ng mga walang pananampalataya: "*Bakit hindi nilinaw ang mga talata nito upang maintindihan namin at malaman, na kung kaya, ang Dakilang Qur'ân ba na ito ay wikang banyaga, gayong ang wika ng taong pinagpahayagan nito ay 'Arabic?' Ito ay hindi maaaring mangyari.*"

Sabihin mo sa kanila, O Muhammad: "*Ang Dakilang Qur'ân na ito ay para sa mga yaong naniwala sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *at sa Kanyang Sugo bilang gabay mula sa pagkaligaw, at gamot sa anumang nilalaman ng mga dibdib na mga pag-aalinlangan at mga sakit, at ang mga yaong hindi naniwala sa Dakilang Qur'ân ay may pagkabingi ang kanilang mga tainga mula sa pakikinig at pagsusuri nito, dahil ang kanilang mga puso ay bulag na di-nagagabayan, at sila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay katulad ng isa na tinatawag na nasa malayong lugar na hindi niya naririnig ang nananawagan sa kanya at hindi niya tinutugunan.*"

**45.** At katiyakan, ipinagkaloob Namin kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ang '*Tawrah*' na katulad ng pagkakaloob Namin sa iyo ng Qur'ân, O Muhammad, subalit nagkasalungatan hinggil sa '*Tawrah*' ang kanyang sambayanan: mayroon sa kanila ang naniwala at mayroon naman ang hindi. Kung hindi lamang nauna nang pinagpasyahan ang salita ng iyong '*Rabb*' na itinakda ang pag-aantala sa kaparusahan ng iyong sambayanan ay kaagad nang iginawad ang pagpaparusa sa kanila na mga walang pananampalataya, subalit katotohanan, ang mga

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay nasa pag-aalinlangan sa Dakilang Qur'ân nang matinding pag-aalinlangan.

**46.** Sinuman ang gumawa ng mabuti na sumunod sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo ay para rin lamang sa kanyang sarili ang gantimpala ng kanyang gawain, at sino naman ang naging masama at nilabag niya ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at ang Kanyang Sugo ay para sa kanyang sarili ang parusa ng kanyang ginawa. At hindi dinadaya ng iyong '*Rabb*' ang Kanyang mga alipin sa pagbabawas ng kabutihan o pagdaragdag ng kasamaan.

**47.** Sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) lamang na Bukod-Tangi na walang katambal isinasangguni ang kaalaman hinggil sa Oras ng pagkagunaw ng daigdig, dahil katiyakang walang sinuman ang nakaaalam nito kung kailan mangyayari bukod sa Kanya, at walang mga bunga na lumalabas mula sa ubod nito, at walang anumang dinadala ng babae sa sinapupunan at walang anumang ipinanganak nito kundi nasa kaalaman ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), at walang anumang bagay ang naililihim sa Kanya. At sa Araw na tatawagin ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ang mga sumasamba ng iba bukod sa Kanya sa Araw ng Muling Pagkabuhay bilang pag-aalipusta sa kanila at paglalantad ng kanilang pagtanggi o di-paniniwala:




"*Nasaan na ang Aking mga katambal na itinatambal ninyo sa pagsamba sa Akin?*" Kanilang sasabihin: "*Ipinaaalam Namin sa Iyo na walang sinuman sa amin ang titestigo ngayon na Ikaw ay mayroong katambal.*"

**48.** At maglalaho mula sa kanila na sumamba ng iba ang kanilang sinamba na itinambal nila sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), at hindi nila mapakikinabangan ang mga ito, at matitiyak nila na wala na silang matatakbuhan mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at hindi na sila makaliligtas mula rito.

**49.** Hindi nagsasawa ang tao sa kanyang panalangin sa Allâh

(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang *'Rabb'* na humihingi ng kanyang ikabubuting makamundo, at kapag nangyari sa kanya ang kahirapan at kagipitan ay mawawalan siya ng pag-asa mula sa Awa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at nasa pagdadalamhati.

**50.** At katotohanan, kapag ipinatikim Namin sa tao ang biyaya mula sa Amin pagkatapos ng kahirapan at pagsubok ay hindi siya tatanaw ng utang na loob sa Amin, sa halip siya ay magmamalabis sa pagsagawa ng kasalanan at kanyang sasabihin: "*Ito ay nakamtan ko*; *dahil sa ako ay karapat-dapat para rito, at hindi ko iniisip na ang Oras ng pagkagunaw ng daigdig ay mangyayari*," at ito ang hindi niya paniniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli. "*Subalit kung sakali na darating ang Oras ng pagkagunaw ng daigdig ay katiyakang, ako ay magbabalik sa Allâh na aking 'Rabb'*[1] *na mayroon ako mula sa Kanya na 'Al-Jannah.'*"[2]

Samakatuwid, walang pag-aalinlangan, ipapaalam Namin sa mga walang pananampalataya sa Araw ng Muling Pagkabuhay ang kanilang mga nagawang kasalanan, at ipalalasap Namin sa kanila ang masidhing kaparusahan.

**51.** At kapag biniyayaan Namin ang tao ng kalusugan o kabuhayan o di kaya ay iba pa, siya ay tatalikod at hindi susunod sa katotohanan, subalit kapag dumating sa kanya ang kahirapan, siya ay nananalangin nang maraming panalangin upang ilayo ang kahirapan na nangyari sa kanya, na kung kaya, kinikilala niya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*' sa oras ng kagipitan, at hindi niya kinikilala sa oras ng kasaganaan.

**52.** Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na mga walang pananampalataya: "*Sabihin nga ninyo sa akin, kung ang Qur'ân na ito ay mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), *at pagkatapos ay tinanggihan ninyo ay wala nang sinupaman ang mas ligaw kaysa sa inyo*; *dahil kayo ay lumalayo nang pagkalayu-layo mula sa katotohanan sa pamamagitan ng hindi ninyo paniniwala sa Qur'ân at sa pagtanggi ninyo rito.*"

**53.** Walang pag-aalinlangan, ipapakita Namin sa kanila na mga hindi naniwala ang Aming mga palatandaan sa mga kalangitan at kalupaan, at ang anumang ginagawa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dito sa dalawang ito na mga dakilang pangyayari, at sa kanila mismong mga sarili

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

at ang mga nasa loob nito na mga kamangha-manghang palatandaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at Kanyang mga magagandang nilikha, hanggang mapatunayan nila mula sa mga palatandaang ito ang patunay na walang pag-aalinlangang ang Dakilang Qur'ân ay katotohanan na ipinahayag mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Tagapaglikha ng lahat ng nilalang. Hindi pa ba sapat sa kanila ito bilang tanda na ang Dakilang Qur'ân ay katotohanan, at ang sinumang nagdala nito ay totoo bilang pagtitestigo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)? Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '*Shaheed*' – Saksi na Siya ay tumitestigo rito bilang patunay na Siya ang Ganap na Nakababatid sa lahat ng bagay, at wala nang hihigit pa na mas dakila kaysa sa pagtestigo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**54.** Dapat ninyong mabatid na sila na mga walang pananampalataya ay nasa matinding-matinding pag-aalinlangan mula sa Pagkabuhay na Mag-uli pagkatapos ng kamatayan. Samakatuwid, dapat ninyong mabatid na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay saklaw ng Kanyang Kaalaman, Kakayahan, Kapangyarihan ang lahat ng bagay, at walang anuman ang naililihim sa Kanya rito sa kalupaan at gayundin sa kalangitan.



**XLII – Sûrat Ash-Shûrã**
**[Kabanata Ash-Shûrã –** Ang Pagsangguni]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Hâ-Mĩm.*

**2.** *`Ãyn-Sĩn-Qãf.* Ang mga titik na ito ng '*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.'

**3.** Kung paano ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa iyo, O Muhammad, ang Dakilang Qur'ân na ito ay gayundin ang mga naunang mga Aklat sa mga Propeta na nauna kaysa sa iyo, at Siya

ay '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang pagpaparusa, na '***Al-Hakeem***' – ang Ganap na Maalam sa Kanyang mga salita at mga gawa.

**4.** Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Bukod-Tangi ang anumang nasa mga kalangitan at nasa kalupaan, at Siya ay '***Al-`Alee***' – ang Kataas-Taasan sa Kanyang Sarili, sa Kanyang Kapangyarihan at Pangunguntrol, na '***Al-Adzeem***' – ang Pinakadakila na Siya ang Nagmamay-ari ng tunay na Kadakilaan at Pagmamataas.

**5.** Halos magkabiyak-biyak ang mga kalangitan, maging ang bawa't isa na nasa ibabaw ng kalangitan; dahil sa Kadakilaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Pinakamahabagin at sa Kanyang Kamaharlikaan, at ang mga anghel ay lumuluwalhati sa pagpuri sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na kanilang '*Rabb*,'[1] na dinadakila nila Siya bilang Kanyang Kaganapan at bilang paglalayo sa anumang hindi karapat-dapat na para sa Kanya, at humihiling sila sa kanilang '*Rabb*' ng kapatawaran para sa mga kasalanan ng sinumang nasa kalupaan na mga naniwala sa Kanya. Dapat mong mabatid na walang pag-aalinlangan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay '***Al-Ghafour***' – ang Ganap na Mapagpatawad sa mga kasalanan ng mga naniniwala mula sa Kanyang mga alipin, na '***Ar-Raheem***' – ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila.

**6.** At ang mga yaong nagturing ng iba bukod sa Allâh ng mga diyus-diyusan na kanilang sinasandalan at sinasamba, ay itinatala ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanila ang kanilang mga gawain; upang sila ay papagbayarin sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at hindi ikaw, O Muhammad, ang '*wakeel*' o tagapangasiwa sa kanilang gawain, kundi ikaw ay bilang tagapagbabala lamang, at ang tungkulin mo ay pagpaparating lamang ng mensahe at Kami naman ang magtutuos.

**7.** At kung paano Kami nagpahayag sa mga Propeta na nauna sa iyo ay ganoon din, ipinahayag Namin sa iyo ang Dakilang Qur'ân na wikang '*Arabic*' upang balaan ang pinaka-Ina o pinakasentro ng mga bayan, na ito ay Makkah at ang mga nakapalibot dito, at balaan sila hinggil sa Araw ng Pagtitipun-tipon, na ito ay Araw ng Muling Pagkabuhay na walang pag-aalinlangang darating. At mga tao roon ay dalawang grupo: grupo na papunta sa '*Al-Jannah*,'[2] na sila ay yaong mga naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sinunod ang anumang dala-dala ng Kanyang

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

Sugo na si Muhammad (ﷺ), at isang grupo naman sa kanila ay sa Impiyerno na naglalagablab, na sila ay yaong mga hindi naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at nilabag ang anumang dala-dala sa kanila ng Kanyang Sugo na si Muhammad (ﷺ).

**8.** At kung nanaisin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay mapagsasama Niya ang Kanyang mga nilikha na mga tao sa patnubay at gawin Niya sila na nasa iisang paniniwala lamang na sumusunod sa Kanyang patnubay, subalit nais Niya na papasukin sa Kanyang Awa ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang pinili sa Kanyang mga nilikha. At ang mga masasama laban sa kanilang mga sarili dahil sa kanilang pagsamba ng iba bukod sa Allâh ay wala silang masasandalan na mangangalaga sa kanila sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at wala silang makatutulong na magliligtas sa kanila mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ).

**9.** Magkagayunpaman ay nagtuturing pa rin ang mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – ng ibang sinasandalan bukod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) bilang tagapangalaga, samantalang ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay '***Al-Walee***' – Siya lamang ang Bukod-Tangi na Tagapangalaga na hinihingan ng Kanyang alipin ng pangangalaga sa pamamagitan ng pagsamba at pagsunod sa Kanya, at pinangangalagaan Niya ang Kanyang mga alipin na mga mananampalataya na sila ay iniaalis mula sa kadiliman tungo sa liwanag, at sila ay pinangangalagaan sa lahat ng kanilang pangangailangan, at Siya ang bubuhay ng mga patay sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at Siya ang '***Qadeer***' – Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay, na Siya ang May Kakayahan na gawin ang lahat ng bagay.

**10.** At ang anuman na hindi ninyo pinagkakasunduan, O kayong mga tao, hinggil sa inyong '*Deen*' (o Relihiyon), ay dapat na isinasangguni lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kapasyahan hinggil dito sa pamamagitan ng Kanyang Aklat at '*Sunnah*' ng Kanyang Sugo na si Propeta Muhammad (ﷺ). (At sabihin mo, O Muhammad: "*Ganito ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aking 'Rabb' at inyong 'Rabb', sa Kanya ko lamang ipinauubaya ang lahat hinggil sa akin, at sa Kanya ko isinasangguni ang lahat ng aking buhay.*"

**11.** Ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang Siyang lumikha ng mga kalangitan at kalupaan dahil sa Kanyang Kapangyarihan, Kagustuhan at Karunungan, na nilikha Niya para sa inyo mula sa inyong mga sarili ang inyong mga asawa; upang sa



pamamagitan nila ay mapanatag kayo, at ginawa Niya para sa inyo ang mga hayop na magkakaparis (lalaki at babae) at pinararami kayo sa pamamagitan ng panganganak, na Siya ay walang katulad at walang maihahambing sa Kanya mula sa anuman na Kanyang mga nilikha, sa Kanyang Sarili, sa Kanyang mga Pangalan, sa Kanyang mga Katangian at sa Kanyang mga Gawain; dahil ang lahat ng Kanyang mga Pangalan ay mabubuti, at ang Kanyang mga katangian ay ganap at dakila, at sa pamamagitan ng Kanyang mga Gawain ay nilikha Niya ang Kanyang mga dakilang nilikha na wala Siyang katulong sa paggawa nito, at Siya ay '***As-Samee***`' – ang Ganap na Nakakarinig, na '***Al-Baseer***' – ang Ganap na Nakakakita at walang anuman ang naililihim sa Kanya sa mga gawain ng Kanyang mga nilikha at sa kanilang mga sinasabi, at ayon dito sila ay tutumbasan.

**12.** Siya lamang ang Nagmamay-ari ng mga kalangitan at kalupaan, at nasa pagtatangan ng Kanyang Kamay ang mga susi ng Kanyang Awa at Kabuhayan, at pinaluluwag Niya sa pamumuhay ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang mga alipin at hinihigpitan Niya ang sinuman na Kanyang nais. Katiyakan, Siya sa katotohanan, na luwalhati sa Kanya, ang '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam sa lahat ng bagay, na walang anuman ang naililihim sa Kanya sa lahat ng nangyayari sa lahat ng Kanyang mga nilikha.

**13.** Ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo, O kayong mga tao, mula sa batas ng '*Deen*' (o Relihiyon) na Kanyang ipinahayag sa iyo, O Muhammad, na ito ay ang Islâm, na katulad ng Kanyang ipinag-utos kay Nûh (Noah عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), na ito ay kanyang sundin at ipalaganap, at ganoon din ang ipinahayag Niya kay Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), Mousã (Moises عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) at `Îsã (Hesus عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) – sila ang limang magigiting na mga Sugo – na itayo ninyo ang '*Deen*' ng Kaisahan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), pagsunod

at bukod-tanging pagsamba sa Kanya na wala nang iba, at huwag kayong magsalungatan sa '*Deen*' na ipinag-utos sa inyo. Hindi naging katanggap-tanggap sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ang anuman ang iniaanyaya mo sa kanila na Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at pagsamba nang taos-puso lamang sa Kanya. Ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay pinipili Niya sa paniniwala sa Kanyang Kaisahan ang sinuman na Kanyang nais mula sa Kanyang nilikha, at ginagabayan Niya sa pagsagawa nito bilang pagsunod sa Kanya ang sinumang nagbabalik-loob sa Kanya.

**14.** At hindi nagkawatak-watak ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh sa kanilang mga paniniwala na sila ay naging iba't ibang sekta at grupo maliban noong pagkatapos nang dumating sa kanila ang kaalaman at naitatag ang katibayan laban sa kanila, at walang nagtulak sa kanila sa ganitong gawain kundi ang pagiging makasarili at pagmamatigas, at kung hindi lamang nauna ang pasya ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,' O Muhammad, na iantala ang kaparusahan sa kanila hanggang sa dumating ang nakatakdang araw, na ito ay Araw ng Muling Pagkabuhay, ay pinagpasyahan na ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na madaliin ang kaparusahan sa mga hindi naniwala sa Kanya. At katiyakan, ang mga yaong pinagkalooban ng '*Tawrah*' at '*Injeel*' pagkatapos nila na magkasalungatan at tumanggi sa katotohanan ay nasa matinding pag-aalinlangan hinggil sa Islâm, na ang pag-aalinlangan at pagkakasalungatan na nangyari sa kanila ay napakasama.

**15.** Na kung kaya, tungo sa Matuwid na '*Deen*' na Kanyang ipinag-utos bilang batas para sa Kanyang mga Propeta at bilang pagpapayo sa kanila, ay anyayahan mo, O Muhammad, ang mga alipin ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at magpakatuwid ka na katulad ng ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa iyo, at huwag mong sundin ang mga kagustuhan ng mga yaong nagdududa sa katotohanan at lumihis sa '*Deen*,' at sabihin mo:

"*Pinaniwalaan ko ang lahat ng mga Aklat na ibinaba mula sa kalangitan para sa mga Propeta at inutusan ako ng Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na aking 'Rabb' na maging makatarungan sa aking paghuhukom sa pagitan ninyo, at ang Allâh (سُبْحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay ang aming 'Rabb' at ang inyong 'Rabb'.*

"*Para sa amin ang gantimpala ng aming mga mabubuting gawain at sa inyo naman ang kabayaran ng inyong mga masasamang gawain, na walang pag-aaway at pagtatalu-talo sa pagitan namin at sa pagitan ninyo*



*pagkatapos na naging malinaw ang katotohanan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ay titipunin tayong lahat sa Araw ng Muling Pagkabuhay at doon pagpapasyahan Niya ang pagitan natin nang makatarungang pagpasya sa anumang hindi natin pinagkasunduan, at sa Kanya lamang patutungo ang lahat at tutumbasan Niya ang bawa't isa sa anumang karapat-dapat na para sa kanya."*

**16.** At ang mga yaong nakikipagtalo hinggil sa '*Deen*' ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى), na siyang dahilan ng pagkakasugo Ko kay Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), pagkatapos itong tanggapin ng tao sa kanya at sila ay sumuko, ay walang saysay ang kanilang katibayan at pag-aaway-away at maglalaho roon sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na kanilang '*Rabb*,' at para sa kanila ay poot mula sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى), sa daigdig at sa Kabilang-Buhay ay matinding parusa na ito ay Impiyernong-Apoy.

**17.** Ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ang Siyang nagbaba ng Qur'ân at ang lahat ng Aklat, na ipinahayag ang mga ito nang makatotohanan, at ibinaba ang Timbangan (o Batas) na ito ay ang pagiging makatarungan; upang hukuman ang pagitan ng mga tao nang pantay-pantay. At ano ba ang makapagpapabatid sa iyo na ang Oras ng pagkagunaw ng daigdig ay malapit nang mangyari?

**18.** Minamadali ng mga walang pananampalataya ang pagdating ng pagkagunaw ng daigdig; bilang pangungutya at paghamak, samantalang ang mga yaong naniniwala rito ay natatakot sa pagdating nito at katotohanang batid nila na walang pag-aalinlangan ang hinggil dito. Dapat mong mabatid na ang mga yaong nagtatalu-talo hinggil sa pagkagunaw ng daigdig ay nasa malayong pagkakaligaw mula sa katotohanan.

**19.** At ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ang '*Lateef*' – Pinakadalubhasa, Kapita-Pitagan at Pinakamabait sa Kanyang mga alipin, niluluwagan Niya sa kabuhayan ang sinuman na Kanyang nais, na hinihigpitan Niya

ang sinuman na Kanyang nais ayon sa Kanyang ganap na karunungan, na Siya ay '***Al-Qawee'*** – ang Malakas na Ganap ang Kanyang Lakas, na '***Al-`Azeez***' – ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang pagpaparusa sa mga makasalanan sa Kanya.

**20.** Ang sinuman ang nagnanais ng gantimpala sa Kabilang-Buhay sa kanyang gawain at ginampanan niya ang kanyang mga tungkulin sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at gumasta sa pagpapalaganap ng '*Deen*' (o Relihiyon) ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ay daragdagan Namin sa kanya ang kanyang mabuting gawa at pararamihin Namin sa kanya ang mabuting gantimpala hanggang sampung katumbas nito, o hanggang sa anuman na nais ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na karagdagan, at ang sinumang nagnanais sa kanyang gawain ng kapakinabangan dito lamang sa daigdig, ay ipagkakaloob Namin sa kanya ang anuman na ibinahagi Namin na para sa kanya rito, at sa Kabilang-Buhay ay wala na siyang makakamtan na kahit na anumang gantimpala.

**21.** O mayroon ba sa mga sinasamba ng mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – sa kanilang pagsamba at pagkaligaw na ginawa para sa kanila na relihiyon na hindi ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)? Kung hindi lamang sa pasya ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang pagtakda na sila ay hindi muna mamadaliin at hindi minamadali sa kanila ang parusa rito sa daigdig ay nangyari na sa kanila kaagad ang kaparusahan. Katiyakan, ang para sa kanila na mga hindi naniwala sa Allâh at sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay matinding kaparusahan.

**22.** Makikita mo, O Muhammad, ang mga hindi naniwala sa Araw ng Muling Pagkabuhay na natatakot mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dahil sa kanilang nagawa rito sa daigdig na masamang gawain, at ang parusa ay katiyakang mangyayari sa kanila at walang pag-aalinlangang ito ay malalasap nila. At ang mga yaong naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sumunod sa Kanya ay nasa mga '*Jannât*'[1] at sa mga kaharian na naroroon at sa anumang kaligayahan sa Kabilang-Buhay, at para sa kanila ang anumang kalugud-lugod sa kanilang mga sarili roon mula sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanilang '***Rabb***,'[2] at ang pagkakaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila ay kabilang sa Kanyang kagandahang-loob at parangal na hindi kayang isalarawan at hindi kayang arukin ng kaisipan

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



kung gaano ang kadakilaan at pagiging lubos sa kaligayahan na walang pagmamaliw.

**23.** At itong isinalaysay sa inyo, O kayong mga tao, na kaligayahan at parangal sa Kabilang-Buhay ay magandang balita na ibinabalita ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Kanyang mga alipin na naniwala sa Kanya sa daigdig at sumunod sa Kanya. Sabihin mo, O Muhammad, sa kanila na nag-aalinlangan hinggil sa pagkagunaw ng daigdig mula sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh sa iyong sambayanan: "*Hindi ako humihingi mula sa inyong kayamanan bilang kapalit sa pag-anyaya ko sa inyo tungo sa katotohanan na dala-dala ko maliban na lamang kung pagkakalooban ninyo ako dahil sa ating relasyong magkakamag-anak at bilang pagpapatibay ng ating ugnayan sa pagitan ko at ninyo.*" Ang sinumang nakagawa ng kabutihan ay pararamihin Namin sa kanya ang gantimpala ng sampung doble o higit pa. Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa mga kasalanan ng Kanyang alipin, na '***Shakour***' – Ganap na Laging Handa na tanggapin ang inyong mga kabutihan at pagsunod sa Kanya.

**24.** O kanila bang sinasabi na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh: "*Nag-imbento ba si Muhammad ng kasinungalingan laban sa Allâh, na kung kaya, ang dala-dala niyang binibigkas sa atin ay inimbento niya lamang sa kanyang sarili?*" Kung ginusto ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay isasara Niya ang iyong puso, O Muhammad, kung ito ay iyong gagawin. At pinaglalaho ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang kamalian at inaalisan Niya ng saysay, at pinatatatag Niya ang katotohanan sa Kanyang mga salita, na hindi napapalitan at hindi nababago, at sa Kanyang Totoong Pangako na hindi nasisira, katiyakang ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ang '`***Aleem***' – Ganap na Nakaaalam sa niloloob ng mga puso ng Kanyang mga alipin at walang anuman ang naililihim sa Kanya.

**25.** At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang tumatanggap ng pagsisisi ng Kanyang mga alipin kapag sila ay nagbalik-loob sa paniniwala sa Kanyang Kaisahan at pagsunod sa Kanya, at pinatatawad Niya ang mga kasalanan, at batid Niya kung ano ang inyong ginagawa, mabuti man o masama, na walang anuman ang naililihim sa Kanya at ayon dito kayo ay tutumbasan.

**26.** At tinatanggap ng mga naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo para sa kanilang '*Rabb*' ang anumang pag-anyaya sa kanila na sila ay nagpapasailalim sa Kanya, at dinaragdagan sila mula sa Kanyang kagandahang-loob ng patnubay at doble-dobleng gantimpala. At ang mga hindi naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo ay para sa kanila sa Kabilang-Buhay ang masidhing kaparusahan.

**27.** At kung sinanhi lamang ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na maging madali ang kabuhayan para sa Kanyang mga alipin at niluwagan ito sa kanila, ay maghihimagsik sila sa kalupaan sa pamamagitan ng pagsagawa ng kasamaan at pagmamataas, magmamalabis ang iba sa kanila laban sa iba, subalit ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay ibinababa Niya ang kanilang kabuhayan ayon sa kung ano ang nais Niya na sapat lamang para sa kanila. Katiyakan, Siya ang '***Khabeer***' – Ganap ang Kanyang Kagalingan at Napakahusay sa anumang ikabubuti ng Kanyang mga alipin, na '***Baseer***' – Ganap na Tagapagmasid sa Kanyang pangangasiwa sa kanilang mga kalagayan.

**28.** At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Bukod-Tanging nagbababa ng ulan mula sa kalangitan, pinagkakalooban sila ng tubig-ulan pagkatapos nilang mawalan ng pag-asa na ito ay bababa sa kanila, at ipinamamamahagi Niya ang Kanyang Awa sa Kanyang mga nilikha at ipinararating Niya sa kanila ang Kanyang Biyaya, na Siya ay '***Al-Walee***' – ang Tagapangalaga na inaalagaan Niya ang Kanyang alipin sa pamamagitan ng Kanyang Kagandahang-loob at Kabutihan, na Siya ay '***Al-Hameed***' – ang Karapat-dapat ng lahat ng papuri na pinupuri sa lahat ng pagkakataon dahil sa Kanyang pangangalaga at pangangasiwa.

**29.** At kabilang sa Kanyang mga palatandaan na nagpapatunay sa Kanyang Kadakilaan, Kapangyarihan at Kaharian, ay nilikha Niya ang mga kalangitan at kalupaan nang walang pinaggayahan, at ganoon din ang anuman na mga nakakalat sa dalawang bagay na ito na iba't ibang gumagapang na may buhay. Siya ang '***Qadeer***' – Ganap na May Kakayahan na tipunin ang Kanyang nilikha pagkatapos ng kanilang kamatayan sa Araw ng Pagtitipun-tipon kapag ito ay Kanyang ninais,



na walang anumang bagay na Kanyang ninais nang hindi Niya makakayanan.

**30.** At ang anumang nangyari sa inyo, O kayong mga tao, na sakuna sa inyong *'Deen'* at sa inyong makamundong buhay ay dahil sa inyong nagawang mga kasalanan at kamalian, at pinatatawad sa inyo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na inyong '*Rabb*'[1] ang karamihan sa inyong mga kasalanan at hindi Niya kayo pinaparusahan.

**31.** At wala kayong kakayahan, O kayong mga tao, na gapiin ang kapangyarihan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa inyo, at hindi kayo makaliligtas, at walang sinumang tagapangalaga na mangangalaga sa inyo bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na ipinararating Niya sa inyo ang anuman na inyong pangangailangan at walang sinuman ang makakatulong sa inyo na ililigtas kayo mula sa anumang kapahamakan bukod sa Kanya.

**32-33.** At kabilang sa Kanyang mga palatandaan na nagpapatunay ng Kanyang malinaw na kapangyarihan at pangunguntrol ay ang mga malalaking sasakyang-pandagat na kasinlaki ng bundok na lumalayag sa karagatan. At kung nanaisin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na Siyang nagpapalayag ng mga sasakyang dagat na ito sa karagatan na patigilin ang hangin ay mananatili ang mga ito na nakatigil sa ibabaw ng karagatan at hindi lalayag.

Katiyakan, sa paglayag ng mga sasakyang-pandagat at ang pagtigil ng mga ito sa karagatan sa pamamagitan ng kapangyarihan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay mga paalaala at mga malilinaw na katibayan sa kapangyarihan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa sinumang mapagtiis sa pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at nagpapasalamat sa Kanyang mga biyaya at kagandahang-loob.

**34.** O di kaya ay wawasakin Niya ang mga sasakyang-pandagat

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

na ito sa pamamagitan ng paglubog ng mga ito dahil sa mga kasalanan ng mga nakasakay dito, at pinatatawad Niya pa rin ang maraming mga kasalanan at hindi na Niya pinaparusahan.

**35.** At upang mabatid ng mga nakikipagtalo sa kamalian hinggil sa mga palatandaan na nagpapatunay sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na wala silang kaligtasan at wala silang tatakasan mula sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), kapag sila ay pinarusahan dahil sa kanilang mga kasalanan at di-paniniwala sa Kanya.

**36.** At anuman ang ipinagkaloob sa inyo, O kayong mga tao, na kayamanan o di kaya ay mga anak at iba pa ay kabilang sa kasiyahan ng buhay sa daigdig, na panandalian lamang, subalit ang anumang nasa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na walang-hanggang kaligayahan sa '*Al-Jannah*'[1] ay mas mabuti at nananatili magpasawalang-hanggan para sa mga yaong naniwala sa Allâh at sa Kanyang mga Sugo at sa mga yaong ipinaubaya nila ang kanilang mga sarili sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*.'

**37.** At ang mga yaong iniiwasan ang mga malalaking kasalanan na ipinagbabawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanila at ang anumang mga kahalayan, kasuklam-suklam na iba't ibang kasalanan, at kapag sila ay nagalit sa sinumang nakagawa sa kanila ng masama ay pinatatawad nila ang nakagawa ng masama sa kanila, at hindi na nila ginagantihan o pinaparusahan; dahil sa kanilang paghahangad sa gantimpala ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at Kanyang kapatawaran, at ito ay kabilang sa mga mabubuting pag-uugali.

**38.** At ang mga yaong sinunod nila ang kanilang '*Rabb*' noong sila ay inanyayahan tungo sa Kanyang Kaisahan at pagsunod sa Kanya, at isinagawa nila ang obligadong pagsa-'*Salâh*' sa tamang kaparaanan at itinakdang oras para rito, at kapag nais nila ang isang bagay ay nagsasanggunian sila sa isa't isa, at mula sa anumang ipinagkaloob sa kanila na mga kayamanan ay nagbibigay sila bilang kawanggawa sa Daan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at ibinibigay nila ang anumang ipinag-utos sa kanila na karapatan ng mga may karapatan nito na obligadong kawanggawa at paggasta at sa iba pang pamamaraan na pinagkakagastahan.

**39.** At ang mga yaong kapag sila ay inapi at nananalo sila laban sa mga nang-api sa kanila ay hindi sila lumalampas sa kanilang karapatan, at kapag sila ay nagtiis, ang kapalit ng kanilang pagtitiis ay higit na mabuti at masaganang gantimpala.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

**40.** At ang kabayaran ng masamang gawain ay parusa na katumbas din lamang ng kanyang nagawa na walang karagdagan, subalit ang sinumang mapagpatawad sa sinumang nakagawa ng kasalanan sa kanya at hindi na niya pinarusahan, at isinaayos na lamang niya ang magandang ugnayan sa pagitan niya at sa sinuman na kanyang pinatawad bilang paghahangad ng kanyang pakikipagharap sa Mukha ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), ang gantimpala ng kanyang pagpapatawad ay nasa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ). Katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) ay hindi nagmamahal sa mga masasama na sila ay ang mga yaong gumawa ng pagmamalabis at kalupitan sa mga tao.

**41.** At sinuman ang ipinagtanggol niya ang kanyang sarili laban sa nang-api sa kanya pagkatapos siyang apihin, siya ay walang pagkakasala.

**42.** Sapagka't ang pinaparusahan lamang ay yaong mga nagmamalabis na gumawa ng kasamaan sa mga tao, na lumalampas sila sa mga hangganan na ipinahintulot sa kanila ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*'[1] tungo sa bagay na walang kapahintulutan sa kanila at namiminsala sila sa kalupaan nang hindi makatarungan, para sa kanila sa Araw ng Muling Pagkabuhay ang masidhing kaparusahan.

**43.** At sinuman ang nagtiis sa masamang ginawa sa kanya at pinagtakpan na lamang niya't pinatawad, katiyakan, ito ay kabilang sa mga dakilang gawain na pinasasalamatan at pinupuri ang gumagawa nito dahil sa ito ay ipinag-utos, at nagtakda ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) para rito ng masaganang gantimpala at papuri.

**44.** At ang sinuman na iniligaw ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) mula sa patnubay dahil sa kanyang kasamaan ay wala na siyang makakatagpong tutulong na aakay sa kanya tungo sa daan ng patnubay. At makikita mo, O Muhammad, ang mga hindi naniwala sa Allâh sa Kabilang-Buhay, sa oras na makikita nila ang kaparusahan, kanilang sasabihin sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*:' "*Mayroon pa ba kaming kaparaanan tungo sa pagbabalik sa daigdig; upang maisakatuparan namin ang pagsunod sa iyo?*" Subalit wala nang tutugon sa kanila.

**45.** At makikita mo, O Muhammad, sila na mga masasama ay ihaharap na nagsusumamo na hamak na hamak na tinitingnan nila ang Impiyerno na nasa matinding pagkatakot at pagdalamhati. At sasabihin ng mga naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo na sila ay nasa '*Al-Jannah*,'[2] kapag nakita

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

na nila ang nangyaring pagkatalo sa mga walang pananampalataya: "*Katiyakan, ang tunay na pagkatalo ay ang mga yaong natalo ang kanilang mga sarili at ang kanilang mga pamilya dahil sa pagpasok nila sa Impiyerno sa Araw ng Muling Pagkabuhay*." Dapat ninyong mabatid na ang mga masasama ay nasa walang-hanggang kaparusahan sa Araw ng Muling Pagkabuhay, na ito ay wala nang katapusan sa kanila na hindi na ito mawawalay pa sa kanila magpasa-walang-hanggan.

**46.** At walang magiging tagapangalaga ang mga di-naniwala kapag sila ay pinarusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa Araw ng Muling Pagkabuhay na tutulong sa kanila upang iligtas sila sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). At ang sinuman na ililigaw ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dahil sa kanyang di-paniniwala at pagiging masama, ay wala nang kaparaanan pa na magdadala sa kanya tungo sa katotohanan dito sa daigdig at sa '*Al-Jannah*' sa Kabilang-Buhay; dahil naharangan na sa kanya ang mga daan ng kaligtasan, at ang pamamatnubay at pagliligaw ay karapatan lamang ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at wala nang iba.

**47.** Tumugon kayo sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na inyong '*Rabb*,' O kayong mga tumatanggi, sa pamamagitan ng



paniniwala sa Kanya at pagsunod, bago dumating sa inyo ang Araw ng Muling Pagkabuhay na kung saan hindi ninyo ito maaaring mapigilan, at wala kayong mapagkukublihan pa sa Araw na yaon upang makaligtas kayo mula sa parusa, at wala nang lugar pang mapagtataguan ninyo. At nasa talatang ito ang katibayan ng pagiging masama ng pagpapaliban ng anumang gawain at nandirito rin ang pag-uutos ng madaliang pagsunod sa anumang mabuting gawa na iniaalok sa isang tao, dahil ang pag-aantala ay sakit at paghaharang.

**48.** At kapag tumalikod sila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh

sa paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), O Muhammad, ay hindi ka Namin ipinadala bilang tagapagmatyag sa kanilang mga gawain upang kuwentahin mo ito sa kanila, kundi ang tungkulin mo lamang ay magparating ng mensahe. At kapag pinagkalooban Namin ang isang tao ng biyaya at awa mula sa Amin na katulad ng kayamanan at maluwag na pananalapi at iba pa, ay masisiyahan siya at magagalak, at kapag dumating naman sa kanila ang pagsubok na katulad ng kahirapan, sakit at iba pa dahil sa nagawa ng kanilang mga kamay na mga kasalanan sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ang ganitong mga tao ay babalewalain ang biyaya at magiging mapagmataas sila at di tatanaw ng utang na loob.

**49-50.** Pagmamay-ari ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga kalangitan at kalupaan at ang anumang mga nakapaloob dito, nilikha Niya ang anuman na Kanyang nais na likhain, at pinagkakalooban Niya ang sinuman na Kanyang nais sa Kanyang alipin ng anak na kababaihan at hindi anak na kalalakihan, at ganoon din, pinagkakalooban Niya ang sinuman na Kanyang nais ng anak na kalalakihan at hindi anak na kababaihan, at ipinagkakaloob din Niya sa sinuman na Kanyang nais ang anak na lalaki at babae, at ginagawa Niya ang sinuman na Kanyang nais na maging baog na hindi magkakaanak. Katiyakan, Siya ang ‘`***Aleem***’ – Ganap na Nakaaalam sa anuman na Kanyang nilikha, na ‘***Qadeer***’ – Ganap na Makapangyarihan sa paglikha ng anuman na Kanyang nais, at Siya ang Ganap na May Kakayahan na likhain ang anuman na Kanyang nais.

**51.** At hindi maaari sa sinumang tao na pinagpahayagan mula sa lahi ni Âdam na makipag-usap sa kanya ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kundi sa pamamagitan ng ‘*Wahi*’ (o Rebelasyon) na ipinahayag ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya, o di kaya ay makikipag-usap ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya sa pamamagitan ng ‘*Hijâb*’ (o harang) o sa likuran ng harang na katulad ng ginawa Niyang pakikipag-usap kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), o di kaya ay magpapadala Siya ng Sugo na katulad ng pagpapababa Niya kay Anghel Jibreel (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) tungo sa sinumang Sugo na Kanyang hinirang (mula sa tao) at ipahahayag niya (Jibreel) sa kapahintulutan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang ‘***Rabb***’ ang kapahayagan na ipinag-utos sa kanya na ipahayag, hindi sa kung ano lamang ang kanyang nais kundi ang anumang nais ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ipahahayag niya.

Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ang ‘`***Alee***’ – Kataas-taasan

sa Kanyang Sarili, mga Pangalan, mga Katangian at mga Gawain, na walang pag-aalinlangang nalulupig Niya ang lahat ng bagay at nagpapasailalim sa Kanya ang lahat ng nilikha, na Siya ang '***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang pangangasiwa sa Kanyang mga nilikha.

Nasa talatang ito ang patunay hinggil sa katangian ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na pakikipag-usap sa pamamaraan na ayon sa Kanyang kamaharlikaan at kadakilaan.

**52-53.** At kung paano Kami nagpahayag sa mga Propeta na nauna sa iyo, O Muhammad, ay ganoon din, nagpahayag din Kami sa iyo ng Qur'ân na mula sa Amin, na hindi mo batid bago nangyari ang pagkakapahayag na ito kung ano ang mga naunang mga Aklat, at hindi mo rin batid ang tunay na paniniwala at ang mga batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), subalit itinalaga Namin bilang liwanag ang Qur'ân na ito sa sangkatauhan na ginagabayan Namin sa pamamagitan nito ang sinuman na Aming nais mula sa Aming alipin tungo sa Matuwid na Landas. At katiyakang ikaw, O Muhammad, ay magtuturo at maggagabay sa kapahintulutan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) tungo sa Matuwid na Landas na ito ay ang Islâm na Daan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na Siya ang Nagmamay-ari ng lahat ng nasa loob ng mga kalangitan at ang lahat ng nasa loob ng kalupaan, na



wala Siyang kahati sa bagay na ito. Dapat ninyong mabatid na tungo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), O kayong mga tao, magbabalik ang lahat ng hinggil sa inyo, mabuti man o masama, at tutumbasan Niya ang bawa't isa sa kanyang nagawa: kung mabuti ay mabuti rin at kung masama ay masama rin.

## XLIII – Sûrat Az-Zukhruf [Kabanata Az-Zukhruf – Mga Palamuti]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** *Hâ-Mĩm.* Ang mga titik na ito ng

'*Arabic*' ay nauna nang naipaliwanag sa '*Sûratul Baqarah*.'

**2.** Sumumpa ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng Dakilang Qur'ân na malinaw ang kapaliwanagan at mga kahulugan nito.

**3-4.** Katiyakan, ibinaba Namin ang Dakilang Qur'ân kay Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) sa wikang '*Arabic*;' upang ito ay maintindihan ninyo, mapag-aralan ang mga kahulugan nito, at mga katibayan dito. Katiyakan, ito ay nakatala sa '*Al-Lawh Al-Mahfoudh*' (ang talaan ng pagkakatakda ng lahat) na nasa Amin na mataas ang antas nito at kalagayan, punung-puno ng karunungan na walang pagkakasalungatan sa nilalaman nito.

**5.** Tatalikuran ba Namin kayo at pababayaan na lamang Namin na di na Kami magpapababa ng Dakilang Qur'ân sa inyo, dahil sa inyong pagtalikod at hindi ninyo pagsunod, at inyong pagmamalabis sa di-paniniwala?

**6-8.** Karamihan sa mga Propeta na Aming ipinadala sa mga naunang panahon na nakalipas na nauna sa iyong sambayanan, O Muhammad, at walang sinuman na dumarating sa kanila na Propeta kundi ito ay kanilang kinukutya na katulad ng pagkutya ng iyong sambayanan sa iyo, at winasak Namin ang sinumang hindi naniwala sa Aming mga Sugo, at sila noon ay mas matindi ang lakas at kapangyarihan kaysa sa iyong sambayanan, O Muhammad, at nangyari ang pagparusa sa mga naunang henerasyon sa pamamagitan ng pagwasak; dahil sa kanilang di-paniniwala, pagmamalabis sa kasamaan, pangungutya sa kanilang mga Propeta. At dito sa kapaliwanagan na ito ang pagpapalubag-loob kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).

**9.** At katiyakan, kapag tinanong mo, O Muhammad, sila na sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan, "*Sino ang lumikha ng mga kalangitan at kalupaan?*" Walang pag-aalinlangan na kanilang sasabihin: "*Ang naglikha ng mga ito ay ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na* '***Al-`Azeez***' *– ang Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang Kaharian, na* '***Al-`Aleem***' *– ang Ganap na Nakaaalam sa Kanyang mga nilikha at sa anumang mga bagay na nakapaloob dito at walang anuman ang naililihim sa Kanya*."

**10.** Na Siyang lumikha sa inyo ng kalupaan nang palatag, at ginawa Niyang madali ito sa inyo na magkaroon ng mga daanan sa ibabaw nito para sa inyong kabuhayan at pangangalakal; upang matututunan ninyo sa pamamagitan ng mga daan na yaon

ang ikabubuti ninyo patungkol sa inyong '*Deen*' (o Relihiyon) at makamundong buhay.

**11.** At Siya na nagbaba mula sa kalangitan ng tubig-ulan sa tamang kasukatan, na hindi bagyo na nakalulunod, na hindi naman kulang sa pangangailangan: upang ito ay maging kabuhayan ninyo at ng inyong mga inaalagaang hayop, at binubuhay Namin sa pamamagitan nitong tubig ang tuyot na kalupaan na walang tumutubo na mga pananim, kung paano Namin pinasisibol ang mga halaman at pananim sa tuyot na kalupaan sa pamamagitan ng tubig na ito na Aming ibinababa mula sa kalangitan, ay ganoon din Namin kayo palalabasin, O kayong mga tao, mula sa inyong mga libingan pagkatapos ninyong maagnas (o mabulok).

**12.** At Siya rin na lumikha ng lahat ng iba't ibang uri ng mga hayop at mga pananim, ay ginawa rin Niya para sa inyo ang mga sasakyang-pandagat na sinasakyan ninyo sa karagatan, at gayundin ang mga hayop na katulad ng kamelyo, kabayo at asno na siyang sinasakyan ninyo sa kapatagan.

**13-14.** Upang kayo ay makasakay sa mga likuran nito, at pagkatapos ay maalala ninyo ang biyaya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na inyong '*Rabb*' kapag kayo ay nakasakay dito, at inyong



sasabihin: "*Papuri sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na Siyang lumikha nito para sa amin upang aming mapakinabangan, wala kaming kakayahan na gawin ito,*" at sasabihin din ninyo: "*At katiyakang kami ay patutungo sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na aming 'Rabb'*[1] *pagkatapos ng aming kamatayan at walang pag-aalinlangang kami ay babalik sa Kanya.*"

Dito sa talatang ito ang paglilinaw ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pagkakaloob Niya ng biyaya sa Kanyang alipin ng iba't ibang uri ng biyaya, na Siya lamang kung gayon ang may

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

karapatang sambahin sa lahat ng pagkakataon.

**15.** Yayamang nagturing ang mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – ng kabahagi (o kaparte) ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) mula sa kanyang nilikha, na kanilang sinasabi na ang mga anghel ay mga anak na kababaihan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Katiyakan, ang tao ay binabalewala ang mga biyaya na ipinagkaloob sa kanya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na kanyang '*Rabb*,' na inilalantad niya ang kanyang pagbabalewala at pagtanggi sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), na ang binibilang lamang niya ay ang mga sakuna na nangyari at nakalimutan niya ang mga biyaya.

**16.** O di kaya ay inaangkin ba ninyo, O kayong mga mangmang, na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na inyong '*Rabb*' ay nagkaroon mula sa Kanyang mga nilikha ng mga anak na kababaihan samantalang kayo ay hindi ninyo ito tinatanggap sa inyong mga sarili, at itinangi Niya para sa inyo ang mga anak na kalalakihan? Ito ay bilang pag-aalipusta sa kanila.

**17.** At kapag ang isa sa kanila ay binalitaan na ang kanyang naging batang sanggol ay babae, na ito ang itinatangi niya sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Pinakamahahabagin bilang pagbibigay ng parabola (paghahambing), ang kanyang mukha ay mangingitim sa sama ng ibinalita sa kanya, na siya ay malulungkot na punung-puno ng pagdadalamhati. (Paano nila natatanggap na ang inaayawan nila sa kanilang mga sarili ay yaon ang itinatangi nila para sa Allâh سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ?) Kataas-taasan ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ay malayo sa anuman na sinasabi ng mga walang pananampalataya ng pagkataas-taas at pagkalayu-layo hinggil sa kanilang inangkin na kasinungalingan para sa Kanya.

**18.** Napakalakas ba ng inyong mga loob na itinatangi ninyo sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang sinumang inaalagaan, pinapalamutian, dinadamitan sa kagandahan (babae), samantalang siya ay hindi niya kayang linawin ang kanyang katibayan sa pagtatalo dahil sa siya ay babae?

**19.** Ginawa nila na mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – ang mga anghel bilang mga anak na kababaihan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) samantalang sila (anghel) ay mga alipin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Pinakamahahabagin. Nakadalo ba sila sa paglikha ng mga ito upang sila ay maghusga na ito ay mga babae? (Gayong sa katotohanan, ang mga anghel ay hindi sakop ng kasarian!) Walang pag-aalinlangan, isusulat ang kanilang sinabi na ito ay mga babae at itatanong ito sa kanila sa Kabilang-Buhay.

**20.** At sinabi ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa



mga Quraysh: *"Kung ninais lamang ng Allâh* (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) *na Pinakamahabagin ay hindi kami sumamba ng sinuman bukod sa Kanya,"* at ito ay maling katwiran dahil walang pag-aalinlangang itinatag (itinayo) ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) laban sa Kanyang mga alipin sa pamamagitan ng pagkakapadala ng mga Sugo at pagkakapababa ng mga Aklat ang Kanyang katibayan, na kung kaya, ang kanilang pangangatwiran na dahil sa pagpapasya at pagtatakda ay napakalaking kamalian pagkatapos ng pagbabala ng mga Sugo sa kanila. At wala silang tamang kaalaman hinggil sa katotohanan sa kanilang mga pinagsasabi, kundi ang mga sinasabi lamang nila ay mga haka-haka at kasinungalingan; dahil sa wala silang katibayan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) at wala silang anumang rebelasyon na nagmumula sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى).

**21.** Nakadalo ba sila sa paglikha ng mga anghel o di kaya ay pinagkalooban ba Namin sila ng Aklat bago dumating ang Qur'ân na ipinahayag Namin sa iyo, at ito ang kanilang pinanghahawakan na sinusunod nila ang nakapaloob dito at ikinakatwiran nila laban sa iyo, O Muhammad?

**22.** Sa halip ay kanilang sinabi: *"Katiyakan, natagpuan namin ang aming mga ninuno sa ganitong pamamaraan at paniniwala, at katiyakang kami ay sumusunod sa yapak ng aming mga magulang at ito ang aming gabay na sinusunod."*

**23.** At ganoon din, hindi Kami nagpadala ng Tagapagbabala na nauna sa iyo, O Muhammad, sa bawa't bayan na binabalaan sila hinggil sa Aming kaparusahan dahil sa hindi nila paniniwala sa Amin, na binabalaan sila hinggil sa Aming galit pagdating ng Aming kaparusahan sa kanila, kundi sinabi ng mga nasa mararangyang pamumuhay mula sa mga namumuno at kinikilala: *"Katiyakan, natagpuan namin ang aming mga ninuno sa ganitong*

*paniniwala at 'deen' (o relihiyon), at kami ay sumusunod sa kanilang yapak (daan) at pamamaraan."*

**24.** Sinabi ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at ang sinumang nauna sa kanya na mga Sugo sa sinumang tumanggi sa ganitong maling pangangatwiran: "*Susundin ba ninyo ang inyong mga magulang, kahit ang dala-dala ko sa inyo mula sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *na inyong 'Rabb' ay mas higit na naggagabay sa Daan ng Katotohanan at mas malinaw na katibayan sa Daan ng Patnubay kaysa anuman na natagpuan ninyo sa inyong mga ninuno na pamamaraan at paniniwala?*" Sinabi nila bilang pagmamatigas: "*Katiyakan, ang anuman na dala-dala ninyo sa amin ay tinatanggihan namin at hindi namin pinaniniwalaan.*"

**25.** Na kung kaya, tinumbasan Namin ang mga taong ito na di-naniwala sa kanilang mga Sugo ng pagpaparating ng Aming parusa sa kanila na tulad ng paglamon sa kanila ng kalupaan, pagkalunod at iba pa, na kung kaya, pagmasdan mo, O Muhammad, kung ano ang naging hantungan nila noong hindi nila pinaniwalaan ang mga palatandaan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ang Kanyang mga Sugo. At mag-ingat ang iyong sambayanan sa kanilang pananatili sa di-paniniwala, na mangyari sa kanila ang nangyari sa mga nauna sa kanila.

**26.** At alalahanin mo, O Muhammad, noong sinabi ni Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kanyang ama at sa kanyang sambayanan na sila ay sumasamba sa katulad ng sinasamba ng iyong sambayanan, O Muhammad: "*Walang pag-aalinlangan, ako ay walang pananagutan sa inyo sa anuman na inyong sinasamba bukod sa Allâh.*"

**27.** Maliban sa Kanya na lumikha sa akin, dahil katiyakan, na walang pag-aalinlangan, gagabayan Niya ako sa pagsunod sa Daan ng Patnubay.

**28.** At ginawa ni Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ang kataga ng Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) – '*Lâ i-lâ-ha il-lal-lâh*' (walang sinumang '*ilâh*' o diyos na sinasamba, o bukod-tanging may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin kundi ang Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) – na manatili pagkatapos niya; upang sila ay magbalik tungo sa pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*' at maniwala sa Kanyang Kaisahan, at sila ay magsisi mula sa kanilang di-paniniwala at pagsagawa ng mga kasalanan.

**29.** Katiyakan, pinasaya ko, O Muhammad, sila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan at ang kanilang mga ninuno na nauna sa kanila sa pamamagitan ng pagkakaloob sa kanila ng magandang kabuhayan,

at hindi Ko minadali sa kanila ang pagpaparusa dahil sa di nila paniniwala, hanggang sa dumating sa kanila ang Qur'ân at ang Sugo na nilinaw sa kanila ang anuman na kanilang pangangailangan hinggil sa kanilang '*Deen*' o paniniwala.

**30.** At nang dumating sa kanila ang Qur'ân mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), kanilang sinabi: "*Itong dala-dala sa amin ng Sugo ay salamangka upang linlangin kami, at hindi kapahayagan na mula sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), *at kami sa katunayan ay hindi naniniwala sa kanyang dala-dala na kapahayagan.*"

**31.** At sinabi nila na mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh na mga Quraysh: "*Kung ang Qur'ân na ito ay tunay na mula sa Allâh, bakit hindi ipinahayag sa isang dakilang tao na mula sa isa sa dalawang bayan – Makkah o di kaya ay Taif – ?*"

**32.** Sila ba ang magbabaha-bahagi ng biyaya ng pagiging Propeta na ibinibigay nila sa sinuman na kanilang nais? Walang iba kundi Kami ang nagbabaha-bahagi sa pagitan nila ng kanilang kabuhayan dito sa buhay sa daigdig na mga kabuhayan at mga pangangailangan, at iniangat Namin ang antas ng iba sa kanila nang higit kaysa sa iba: na may mayaman at may mahirap, may malakas at may mahina; upang ang iba sa kanila ay magiging daan sa kabuhayan ng iba. At ang awa ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,' O Muhammad, sa pagpapapasok sa kanila sa '*Al-Jannah*' ay higit na nakabubuti sa anuman na kanilang tinatamasa na buhay na makamundo na may katapusan.

**33.** At kung hindi lamang ang mga tao ay magiging isang grupo sa di-paniniwala na makamundong buhay lamang ang hinahangad ay iginawa na Namin ang sinumang hindi naniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Pinakamahabagin ng mga bubong mula sa kanilang mga tahanan na gawa sa pilak at iginawa na rin Namin sila ng mga hagdan na gawa sa pilak na kanilang pag-aakyatan.

**34-35.** At iginawa na (rin) Namin sila ng mga pintuan sa kanilang mga tahanan na gawa sa pilak, at iginawa na (rin) Namin sila ng mga higaan na gawa sa ginto na ito ay kanilang sasandalan. Subalit ang lahat ng mga ito ay pawang kasiyahan lamang sa mundo na panandaliang kasiyahan. At ang kasiyahan sa Kabilang-Buhay ay inilaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na iyong '*Rabb*,'[1] O Muhammad, para sa mga may takot sa Kanya at hindi para sa iba.

**36.** At sinuman ang tatalikod sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



Pinakamahabagin, na ito ay sa pamamagitan ng di-pagpapahalaga sa Dakilang Qur'ân, at hindi natatakot sa Kanyang kaparusahan, at hindi sumusunod sa Kanyang gabay, ay magtatalaga Kami para sa kanya ng isang '*Shaytân*' dito sa daigdig upang magligaw sa kanya; bilang kabayaran sa kanyang pagtanggi sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at ito ay mananatiling kasama niya na ipagbabawal sa kanya ang anumang ipinahintulot at uutusan siya na gawin ang anumang ipinagbabawal.

**37.** At katiyakan, ang mga '*Shaytân*' ay hinaharangan nila sa Daan ng Katotohanan ang mga tumalikod sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at kanilang pinapalamutian sa kanila ang pagkaligaw, at ginagawang kamuhi-muhi para sa kanila ang paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pagsunod sa Kanya, at iisipin nila na mga tumalikod, dahil sa pagpapaganda sa kanila ng mga '*Shaytân*' ng anuman na kanilang ginagawa ay inaakala nilang ang kanilang kinalalagyan na pagkaligaw ay ito ang nasa katotohanan at gabay.

**38.** Hanggang kapag dumating sa Amin sa Araw ng Muling Pagkabuhay ang sinuman na tumanggi sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Pinakamahabagin at ang kanyang kasamahan na mula sa mga '*Shaytân*' para sa pagkukuwenta at pagbabayad, sasabihin ng tumalikod sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanyang kasamahan na '*Shaytân*:' "*Sana'y hinangad ko, na ang pagitan ko at pagitan mo ay ang layo ng agwat ng silangan at kanluran, napakasama mong kaibigan dahil sa iniligaw mo ako.*"

**39.** At kailanman ay hindi magiging kapaki-pakinabang sa inyo ngayon, O kayong mga tumalikod sa pag-aalaala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ang pagsisisihan dahil sa kayo ay sumamba ng iba bukod sa Allâh sa daigdig, at walang pag-aalinlangang kayo ay magkasama sa parusa at ang inyong mga kaibigan, at bawa't isa sa inyo ay makakamtan niya ang kanyang sapat na bahagi na

kaparusahan, na tulad ng inyong pagsasama sa di-paniniwala.

**40.** Magagawa mo bang makarinig, O Muhammad, ang sinumang ginawang bingi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) mula sa pagdinig ng katotohanan, o di kaya ay maaari mo bang magabayan tungo sa daan ng patnubay ang sinumang binulag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang kanyang puso upang hindi na makakita pa, o di kaya ay maaari mo bang magabayan ang sinumang nasa pagkaligaw nang malinaw na pagkaligaw mula sa katotohanan? Ito ay hindi mo na tungkulin, dahil ang tungkulin mo lamang ay iparating ang mensahe, at hindi mo hawak ang kanilang gabay, subalit ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay ginagabayan Niya ang sinuman na Kanyang nais at inililigaw Niya ang sinuman na Kanyang nais.

**41-42.** At kapag sinanhi Namin na dumating sa iyo ang kamatayan, O Muhammad, bago mangyari ang iyong pangingibabaw sa mga walang pananampalataya mula sa iyong sambayanan, ay walang pag-aalinlangang Kami pa rin ang gaganti sa kanila sa Kabilang-Buhay, o di kaya ay ipapakita Namin sa iyo ang ipinangako Namin sa kanila na kaparusahan na ito ay mangyayari sa kanila na tulad ng nangyari sa araw ng Labanan sa Badr, dahil katiyakang Kami ang may kakayahang pangibabawin ka laban sa kanila, at ipapahiya Namin sila sa pamamagitan mo at sa pamamagitan ng mga naniwala sa iyo.

**43.** Na kung kaya, panghawakan mo, O Muhammad, ang anuman na ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa iyo na nasa Dakilang Qur'ân na ipinahayag sa iyo; dahil katiyakang ikaw ay nasa Matuwid na Landas, ito ang '*Islâm*,' ang '*Deen*' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na ipinag-utos sa iyo. Ito ay bilang pagpapatatag sa Sugo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at papuri sa kanya.

**44.** Katiyakan, ang Qur'ân na ito ay karangalan para sa iyo at sa iyong sambayanan mula sa mga Quraysh; dahil ito ay ipinahayag sa kanilang wika, at sila ang higit na nakaiintindi nito, na kung kaya, nararapat lamang na sila ang maging pinakamatatag sa pagtatangan nito kaysa sa ibang tao at mas maging higit sila sa pagsunod sa nilalaman nito, at walang pag-aalinlangang tatanungin kayo, ikaw at ang sinuman na iyong kasamahan hinggil sa pagtanaw ng utang na loob sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa pagpapatupad nito.

**45.** Tanungin mo, O Muhammad, ang mga tagasunod ng mga Sugo na ipinadala Namin na nauna sa iyo at ang mga tagapagdala ng kanilang mga batas: "*Nagdala ba ang kanilang mga Sugo ng Mensahe na pagsamba ng iba bukod sa Allâh*



*na Pinakamahabagin?"* Walang pag-aalinlangang sasabihin nila sa iyo na ito ay hindi nangyari; dahil katiyakan, lahat ng mga Sugo ay nag-aanyaya tungo sa anumang pag-aanyayang ginawa mo sa mga tao na pagsamba lamang nang bukod-tangi sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na wala Siyang katambal, at pinagbawalan sila na sumamba ng iba bukod sa Allâh.

**46-47.** At katiyakan, ipinadala Namin si Mousâ (عَلَيْهِ السَّلَامُ) kasama ang Aming mga katibayan tungo kay Fir`âwn at sa mga matataas na kanyang sambayanan, na katulad din ng pagkapadala Namin sa iyo tungo sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan at sinabi sa kanila ni Mousâ (عَلَيْهِ السَّلَامُ): *"Katiyakan, ako ay Sugo ng Allâh na 'Rabb' ng lahat ng mga nilalang,"* at nang dumating siya sa kanila na dala-dala niya ang Aming mga malilinaw na palatandaan na nagpapatotoo sa kanyang paanyaya, ay pinagtawanan ni Fir`awn at ng kanyang kasamahan ang anuman na dala-dala ni Mousâ (عَلَيْهِ السَّلَامُ) sa kanila na mga talata at mga aral.

**48.** At wala Kaming ipinakita kay Fir`âwn at sa kanyang mga matataas na kasamahan na katibayan kundi mas matindi pa kaysa sa nauna na katibayan sa kanila, at mas malinaw na nagpapatunay sa anumang paanyaya ni Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ) sa kanila, at pinarusahan Namin sila ng iba't ibang parusa na katulad ng mga tipaklong, kuto, mga palaka, delubyo (baha) at iba pa; upang sila ay manumbalik mula sa kanilang di-paniniwala sa Allâh tungo sa paniniwala sa Kanyang Kaisahan at pagsunod sa Kanya.

**49.** At sinabi ni Fir`âwn at ng kanyang matataas na kasamahan kay Mousã (عَلَيْهِ السَّلَامُ): *"O ikaw na salamangkero![1] Idalangin mo sa Allâh na iyong 'Rabb', dahil sa Kanyang pangako na ipinangako Niya sa iyo at sa pagtatangi Niya sa iyo ng mga katangian, na patigilin Niya ang parusa Niya sa amin, at kapag nawala na ang*

1 Ito ang katawagan nila sa mga maalam, na ang salamangkero noong panahong yaon ay iginagalang nila at kabilang sa mga matataas sa lipunan.

*parusang ito sa amin ay walang pag-aalinlangang kami ay susunod at maniniwala sa anumang dala-dala mo sa amin."*

**50.** At nang nanalangin si Mousâ (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) na patigilin ang parusa sa kanila at pinatigil Namin sa kanila ito ay nilinlang nila si Mousâ (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at nanatili sila sa kanilang pagkaligaw.

**51.** At nanawagan si Fir`âwn sa mga matataas na tao sa kanyang sambayanan na nagmamayabang at nagmamataas na siya ang hari ng Ehipto: *"Hindi ba ako ang hari ng Ehipto at itong mga ilog ay umaagos mula sa aking ibaba? Hindi ba ninyo nakikita ang aking kadakilaan at aking kapangyarihan, at ang kahinaan ni Mousâ at ang kanyang kahirapan?*

**52.** *"Katiyakan, ako ay mas higit sa kanya na walang tinataglay na anumang karangalan, pinahihirapan niya ang kanyang sarili upang makamtan niya ang kanyang pangangailangan dahil sa kanyang kahinaan at pagiging walang halaga sa lipunan, at halos hindi niya maililinaw ang kanyang sasabihin dahil sa kapansanan ng kanyang dila,"* at katiyakang ang nagtulak kay Fir`âwn sa ganitong mga salita ay ang di niya paniniwala, pagmamatigas at pagharang sa Daan ng Allâh.

**53.** *"Hindi ba dapat ay pagkalooban si Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na 'Rabb' ng lahat ng mga nilalang, ng mga pulseras na mga ginto kung siya ay totoong Sugo, o di kaya ay darating kasama niya ang mga anghel na sila ay magkakasama sa isa't isa, na sila ay magkakasunud-sunod na titestigo sa kanya na siya ay tunay na Sugo ng Allâh sa atin?"*

**54.** Sa ganito nilinlang at iniligaw ni Fir`âwn ang mga kaisipan ng kanyang sambayanan at inanyayahan sila tungo sa pagkaligaw, at sila ay sumunod sa kanya at di pinaniwalaan si Mousâ (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ). Katiyakan, sila ang mga tao na lumabag o sumuway sa pagsunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Matuwid na Landas.

**55.** At nang ginalit nila Kami (Allâh سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) – dahil sa kanilang paglabag sa Amin at pagtanggi kay Mousâ (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) at sa dala-dala niyang talata at mga katibayan – ay ginantihan Namin sila na minadali Naming iginawad ang parusa sa kanila, na kung kaya, nilunod Namin silang lahat sa karagatan.

**56.** At ginawa Namin sila na mga nalunod sa karagatan, na aral sa mga susunod na henerasyon sa kanila, na ang sinumang gagawa ng katulad ng ginawa nila ay karapat-dapat sa parusa, at magsilbing aral sa iba.

**57.** At nang inihalimbawa ng mga '*Mushrikûn*' – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – si `Îsã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) na anak ni Maryam noong sila ay nakipagtalo kay Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), at ikinakatwiran nila ang pagsamba ng mga Kristiyano sa kanya, ay pagmasdan, ang iyong sambayanan ay humagalpak sa tuwa lalo na noong inihayag ang salita ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): "*Katiyakan, kayo at ang inyong sinasamba bukod sa Allâh ay panggatong lamang ng Impiyernong-Apoy, na kung saan, kayo ay katiyakang ilulublob doon.*" At sinabi ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh:

"*Tanggap na namin na ang aming mga sinasamba ay kapantay ni `Îsã,*" at doon ay ipinahayag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Kanyang salita: "*Katiyakan, ang mga yaong nauna na ang pagtakda Namin sa kanila na sila ay gagabayan tungo sa kabutihan na sila (Propeta) ay ilalayo mula sa Impiyerno, na kung kaya, ang itatapon lamang sa Impiyerno mula sa mga sinasamba ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ay ang mga yaong sinumang tinanggap niya ang pagsamba nila sa kanya.*"

**58.** At sinabi ng mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan, O Muhammad: "*Ang mga diyus-diyusan ba na aming sinasamba ay mas mabuti o si `Îsã na sinamba ng kanyang sambayanan, kung si `Îsã ay sa Impiyerno, maging kami kung gayon at ang aming mga sinasamba ay kasama sa kanya,*" subalit hindi nila inihahalimbawa ito kundi bilang pakikipagtalo lamang, hindi ang kanilang inaakala ang siyang katotohanan, bagkus sila ay mga taong nakikipagtalo sa kamalian.

**59.** Si `Îsã na anak ni Maryam (عَلَيْهَا ٱلسَّلَامُ) ay hindi hihigit sa pagiging alipin na pinagkalooban Namin ng biyaya ng pagiging Propeta, at ginawa Namin siya na tanda at aral sa mga angkan ni Isrâ`îl na magiging gabay nila ayon sa Aming kapangyarihan.

**60.** Kung ninais Namin ay gumawa na Kami ng kapalit ninyo (mga Propeta) na mga anghel na magsasalit-salitan sa isa't isa sa pagiging Sugo sa halip na mula sa angkan ni Âdam.

**61.** At katiyakan, ang pagbaba ni `Îsã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) bago dumating ang Araw ng Muling Pagkabuhay ay tanda sa papalapit na pagdating ng Oras ng pagkagunaw ng sandaigdigan ('*As-Sâ`ah*'), na kung kaya, huwag kayong magduda dahil ito ay tiyak na mangyayari, at sundin ninyo ako sa anumang aking ipinarating sa inyo mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), ito ang Matuwid

na Landas tungo sa *'Al-Jannah'*[1] na walang kabaluktutan at hindi lihis.

**62.** At huwag ninyong hayaang maharangan kayo ni *'Shaytân'* sa pamamagitan ng kanyang pambubuyo mula sa pagsunod sa Akin sa anumang Aking ipinag-utos sa inyo at Aking ipinagbawal, dahil sa katunayan, siya ay malinaw ninyong kalaban.

**63.** At nang dumating si `Îsã (Hesus عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) sa mga angkan ni Isrâ`îl na dala-dala niya ang mga malilinaw na mga katibayan, kanyang sinabi: "*Katiyakan, dala ko sa inyo ang pagiging Propeta, at upang linawin ko sa inyo ang ilan na mga bagay na hindi ninyo pinagkakasunduan hinggil sa 'Deen' (o Relihiyon), na kung kaya, matakot kayo sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng pagsunod ninyo sa Kanyang ipinag-uutos at pag-iwas ninyo sa Kanyang ipinagbabawal, at sundin ninyo ako sa anumang ipinag-utos ko sa inyo na pagkatakot sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at pagsunod sa Kanya.*

**64.** "*Katiyakan, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ)*, Siya ang aking 'Rabb'*[2] *at 'Rabb' ninyong lahat! Na kung kaya,*

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



*sambahin ninyo Siya nang bukod-tangi, at huwag kayong sumamba ng kahit na anumang bukod sa Kanya. Itong ipinag-utos ko sa inyo ay mula sa pagkatakot sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *at paniniwala sa Kanyang Kaisahan na ito ang Matuwid na Landas, at ito ang 'Deen' ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *na katotohanan na hindi Niya tinatanggap ang anuman maliban dito.*"

**65.** Subalit nagkasalungatan ang iba't-ibang grupo hinggil kay `Îsã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ), at sila ay naging iba't ibang sekta: mayroon sa kanilang naniniwala na siya ay alipin ng Allâh at Kanyang Sugo, na ito ang katotohanan, at mayroon naman sa kanila na nag-aangking siya ay anak

ng Allâh, at mayroon naman sa kanila na nagsasabing siya ay Allâh. Napakataas ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), Siya ay malayo hinggil sa kanilang pinagsasabing kasinungalingan nang pagkalayu-layo, na kung kaya, kapahamakan, kapighatian at masidhing parusa sa Araw ng Muling Pagkabuhay sa sinumang naglarawan kay `Îsã (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) na kaiba sa paglalarawan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya.

**66.** Mayroon bang hinihintay ang mga grupo na nagkakasalungatan hinggil kay `Îsã (عَلَيْهِٱلسَّلَامُ) maliban sa pagkagunaw ng daigdig, na ito ay biglaang darating sa kanila samantalang ito ay hindi nila namamalayan?

**67.** Ang magkakaibigan sa pagkakasala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dito sa daigdig ay itatanggi nila ang isa't isa sa Araw ng Muling Pagkabuhay, subalit ang mga yaong magkakaibigan dahil sa pagkatakot sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ay mananatili ang kanilang pagkakaibigan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**68.** Sasabihin sa kanila na mga may takot sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ): *"O aking mga alipin! Wala na kayong dapat na katakutan ngayon sa Aking parusa, at wala na kayong dapat na ipangamba sa anuman na hindi ninyo nakamtan na kabuhayan sa buhay sa daigdig."*

**69-70.** Ang mga yaong naniwala sa Aming mga talata at isinagawa ang anumang mensaheng dala-dala ng mga Sugo na ipinadala sa kanila, at sila ay mga Muslim – ganap na nagpapasailalim sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na *'Rabb'* ng lahat ng mga nilalang, nang buong puso at pangangatawan nila, sasabihin sa kanila: *"Pumasok na kayo sa 'Al-Jannah,'*[1] *kayo at ang inyong kaibigan na mga mananampalataya ay paliligayahin at pasasayahin."*

**71.** Ipalilibot sa kanila na mga naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang mga Sugo sa *'Al-Jannah'* ang mga pagkain na nasa lalagyan na gawa sa ginto, at mga inumin na nasa mga tasa na gawa sa ginto, at nandoroon din sa *'Al-Jannah'* para sa kanila ang anuman na nais ng kanilang mga sarili at lahat ng mga kaaya-aya sa kanilang paningin, at sila roon ay mananatili magpasawalang-hanggan.

**72.** At itong *'Al-Jannah'* na ipinamana ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo ay dahil sa inyong mga ginagawa noon sa daigdig na mga kabutihan at mga mabubuting gawain, na ginawa ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) mula sa Kanyang kagandahang-loob at awa bilang gantimpala sa inyo.

---

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

**73.** At para pa rin sa inyo sa ‘*Al-Jannah*’ ang napakaraming prutas na kung saan ito ay inyong kakainin hanggang sa inyong naisin.

**74-76.** Katiyakan, ang mga yaong nakagawa ng mga kasalanan dahil sa kanilang di-paniniwala, ay mananatili sila sa parusa sa Impiyernong-Apoy, na hindi ito pagagaanin sa kanila, at doon ay wala na silang pag-asa pa sa awa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at kailanman ay hindi Namin dinaya ang mga masasama sa pamamagitan ng pagpaparusa sa kanila, kundi sila mismo ang nandaya sa kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsamba nila ng iba at pagtanggi nila sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na kanilang ‘*Rabb*.’[1]

**77-78.** At nanawagan sila na mga masasama pagkatapos silang papasukin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa Impiyernong-Apoy kay Malik na tagapangasiwa sa Impiyerno: “*O Malik, ipapatay mo na kami sa iyong* ‘*Rabb*;’ *upang makapagpahinga na kami mula sa kinalalagyan namin ngayon*,” tutugunin sila ni Malik: “*Katiyakan, kayo ay mananatili rito magpasawalang-hanggan, walang sinumang makalalabas sa inyo mula rito at wala na kayong matatakasan pa mula rito*.”

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



Katiyakan, dala-dala Namin sa inyo ang katotohanan at nilinaw Namin sa inyo, subalit karamihan sa inyo ay kinamuhian ang anumang katotohanan na dala-dala ng mga Sugo.

**79.** O nagsagawa ba ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh ng pakana sa katotohanan na dala-dala Namin? Dahil kung gayon, Kami ay nagplano rin para sa kanila ng anumang katumbas na parusa at pagpapahirap.

**80.** O iniisip ba nila na mga ‘*Mushrikûn*’ – sumasamba ng iba bukod sa Allâh – na hindi Namin naririnig ang anumang kinikimkim nila sa kanilang mga

sarili at ang anuman na kanilang pinagbubulungan sa isa't isa? Hindi ang kanilang inaakala ang siyang katotohanan, kundi ganap na naririnig Namin, ganap na nababatid Namin, at ang Aming mga Sugo na kagalang-galang na mga anghel ay isinusulat ang anuman na kanilang ginagawa.

**81.** Sabihin mo, O Muhammad, sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh mula sa iyong sambayanan, na nag-aangkin na ang mga anghel ay mga anak na kababaihan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ): *"Kung ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na Pinakamahabagin ay mayroong anak na katulad ng inaangkin nila, samakatuwid, ako ang kauna-unahang sasamba sa kanya mula sa mga sumasamba sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), na mga tumanggi sa inyong inaangkin, luwalhati sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na Siya ay malayo sa pagkakaroon ng asawa't anak."*

**82.** Luwalhati at papuri sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) na '*Rabb*' ng mga kalangitan at kalupaan, na '*Rabb*' na Nagmamay-ari ng dakilang '*`Arsh*'[1], na Siya ay Napakadakila na malayo sa anuman na kanilang itinatangi na mga kasinungalingan at pag-iimbento na Siya raw ay may anak, at bukod pa rito na mga maling pag-aangkin nila.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa pahina (321) talata (54) unang talababa.

**83.** Na kung kaya, pabayaan mo sila na mga nagsisinungaling, O Muhammad, na magpatuloy sa kanilang mga sinasabing walang kabuluhang bagay at paglalaro sa kanilang makamundong buhay, hanggang dumating sa kanila ang araw na ipinangako sa kanila na parusa, na maaaring dito sa daigdig o sa Kabilang-Buhay, o pareho.

**84.** Walang iba kundi ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ), Siya lamang ang Bukod-Tangi na '*Ilâh*' – Diyos na sinasamba bilang katotohanan sa kalangitan at sa kalupaan, at Siya ay '***Al-Hakeem***' – ang Ganap na Maalam at ginawa Niyang ganap ang Kanyang nilikha at gayundin ang Kanyang batas, na '***Al-`Aleem***' – ang Ganap na Nakaaalam sa lahat ng bagay hinggil sa kalagayan ng Kanyang mga nilikha na walang anumang nailililihim sa Kanya.

**85.** At napakasagana ng Biyaya ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَىٰ) at napakarami ng Kanyang Kabutihan at napakadakila ng Kanyang Kaharian, na Siya ang Bukod-Tanging Tagapagmay-ari ng lahat ng pitong kalangitan at pitong kalupaan at ang anumang nasa pagitan ng mga ito, at nasa Kanya ang kaalaman hinggil sa pagkagunaw ng daigdig, na pagkatapos noon ay mangyayari ang pagkabuhay na mag-uli na titipunin ang lahat ng nilikha mula sa kanilang mga libingan tungo sa lugar na pagtitipunan at pagtutuos, at sa Kanya kayo ibabalik,

Kanyang kagustuhan, na kung kaya, sila ay wala nang makikita na anuman mula sa kanilang bayan kundi ang kanilang mga tahanan na lamang na kung saan (minsa'y) doon sila nanirahan, ang ganitong pagtutumbas ay bilang kabayaran sa mga masasamang tao; dahil sa kanilang kasamaan at sukdulang pagtanggi!

**26.** At katiyakan, ginawa Naming madali para sa sambayanan ni `Ad ang mga bagay upang maitatag nila nang ganap ang kanilang mga sarili rito sa kalupaan sa kaparaanan na hindi ipinagkaloob sa inyo, O kayong mga walang pananampalataya na mga Quraysh, at ginawan Namin sila ng kanilang mga pandinig upang sila ay makarinig, at mga paningin upang sila ay makakita, at mga puso upang sila ay makaintindi, subalit ang mga ito ay kanilang ginamit sa ikamumuhi ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa kanila, na kung kaya, ito ay hindi nakapagbigay ng anumang kapakinabangan sa kanila noong tinanggihan nila ang mga katibayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at dumating sa kanila ang parusa na kanilang inaalipusta at ipinamamadali nila. Ito ay babala mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Pinakadakila, na binabalaan ang mga walang pananampalataya.

**27.** At katiyakan, winasak Namin ang mga bayan na nasa inyong kapaligiran, O kayong mga taga-Makkah na katulad ng bayan nina `Âd at Thamoud, at ginawa Namin ang mga ito na bayang iniwan (o nilisan) o wala nang naninirahan (o '*ghost town*') at nilinaw Namin sa kanila ang iba't ibang uri ng mga katibayan at mga palatandaan; upang sila ay manumbalik mula sa kanilang di-paniniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang mga talata.

**28.** Subalit nakatulong ba sa kanila na mga winasak mula sa mga naunang sambayanan, ang kanilang mga diyus-diyusan na kanilang sinamba sa kanilang kaparaanan na ginawa; upang sila ay mapalapit sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*' bilang pagtatambal; na inaakala nilang ito ay mamagitan sa kanila, o ang kanilang mga diyus-diyusan ay lubusang naglaho at hindi natugunan ang kanilang kahilingan at hindi sila naipagtanggol, at ito ang kanilang kamalian, at kinasanayan na pag-imbento sa pamamagitan ng pagsamba sa kanilang mga ginawang diyus-diyusan.

**29.** At ipaalaala mo, O Muhammad, noong ipinadala Namin sa iyo, ang grupo ng mga '*Jinn*' na nakinig sila sa iyo ng Dakilang Qur'ân, at nang sila ay dumalo, habang ang Sugo ng Allâh ay nagbabasa ng Qur'ân, sinabi nila sa isa't isa: "*Huwag kayong maingay upang marinig natin ang Dakilang Qur'ân*," at nang matapos na ang Sugo ng Allâh sa kanyang pagbigkas ng Dakilang Qur'ân, at naunawaan nila ito at naramdaman nila ito



sa kanilang mga kalooban, sila ay bumalik sa kanilang sambayanan upang balaan at takutin sila mula sa galit ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kung sila ay hindi maniniwala sa Kanya (Allâh سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

**30.** Kanilang sinabi: *"O aming sambayanan! Katiyakan, narinig namin ang Aklat na ipinahayag pagkatapos ni Mousã (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), na pinatutunayan nito ang mga naunang Aklat ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Kanyang ipinahayag sa Kanyang mga Sugo, na naggagabay tungo sa katotohanan, at tungo sa Matuwid at Tamang Landas."*

**31.** O aming sambayanan! Tugunin ninyo ang Sugo ng Allâh na si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) tungo sa kanyang iniaanyaya sa inyo, at paniwalaan ninyo siya sa kanyang dala-dala sa inyo na mensahe, upang patawarin kayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyong mga kasalanan at iligtas kayo mula sa masidhing kaparusahan.

**32.** At ang sinumang hindi tumugon sa Sugo ng Allâh tungo sa kanyang paanyaya ay hindi niya magagapi ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) dito sa kalupaan kung nais Niya siyang parusahan, at wala siyang anumang tagapangalaga bukod sa Allâh upang siya ay iligtas mula sa Kanyang parusa. Ang mga yaong katulad niya ay nasa malinaw na paglayo mula sa katotohanan.

**33.** Naging abala ba sila at hindi nila nabatid na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang lumikha ng mga kalangitan at kalupaan na wala Siyang pinaggayahan, at hindi naging mahirap para sa Kanya at wala Siyang kapaguran sa paglikha Niya ng mga ito, ay Siya rin kung gayon ang tunay at ganap na may kakayahan na buhayin na mag-uli ang mga namatay na Kanyang nilikha noon sa unang pagkakataon?

Walang pag-aalinlangan, ito ay napakadali para sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang '***Qadeer***' – Ganap na Makapangyarihan na May Kakayahang gawin ang lahat ng bagay.

**34.** Sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay ilalantad ang mga walang pananampalataya sa Impiyernong-Apoy upang parusahan, at sasabihin sa kanila: "*Hindi ba totoo ang parusang ito?*" Sasagot sila, na kanilang sasabihin: "*Oo nga, katotohanan, O aming 'Rabb!*'"[1] At sasabihin sa kanila: "*Lasapin ninyo ang parusa dahil sa hindi ninyo paniniwala noon sa daigdig hinggil sa parusa ng Impiyerno at sa pagtanggi ninyo rito.*"

**35.** Tiisin mo, O Muhammad, ang anumang mga pasakit na nangyari sa iyo mula sa iyong sambayanan na di-naniniwala sa iyo, na katulad ng pagtiis ng mga matatag na Sugo na nauna sa iyo – na sila ay si Nûh (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), si Ibrâhim (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ), si Mousã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) at si `Îsã (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) na ikaw ay kabilang sa kanila – at huwag mong madaliin ang parusa sa iyong sambayanan, dahil kapag ito ay nangyari at nakita nila ay para bagang sila ay hindi nanatili sa daigdig kundi isang oras lamang ng isang araw, na ito ay babala sa kanila at sa iba. At walang mapapahamak sa parusa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) maliban sa mga yaong mga tao na lumabag sa Kanyang kagustuhan at sa pagsunod sa Kanya.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.



**XLVII – Sûrat Muhammad [Kabanata Muhammad – (Si Propeta) Muhammad صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ]**

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sila na mga tumanggi na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Siyang Bukod-Tangi sa pagiging karapatan na sinasamba, Nag-iisa at walang katambal, at pinigilan nila ang tao hinggil sa Kanyang '*Deen*' (o Relihiyon), ay sasanhiin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na magiging walang saysay ang kanilang mga gawain, at

sila ay magiging sawimpalad dahil dito.

**2.** At ang mga yaong naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) at sumunod sa Kanyang batas at naniwala sa Kanyang Aklat na Kanyang ipinahayag kay Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), at ito ay katotohanan na walang pag-aalinlangan na mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*' – sila ay patatawarin Niya mula sa kanilang mga pagkakamali at sila'y Kanyang pagtatakpan at hindi na sila paparusahan pa, at itutuwid ang buhay nila rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

**3.** Ang kadahilanan ng pagkaligaw at patnubay, ay ang mga yaong di-naniwala ay sumunod sila kay '*Shaytân*' at ito ang kanilang pinaniwalaan, samantalang ang mga yaong naniwala naman, ang sinunod nila ay ang Sugo ng Allâh at ang anuman na kanyang dala-dala na Liwanag at Patnubay, at kung paano nilinaw ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang Kanyang ginawa sa dalawang grupo: ang mga walang pananampalataya at ang mga mananampalataya, at kung anuman ang naging karapat-dapat sa kanila ay ganoon Siya nagbibigay ng mga halimbawa sa mga tao, na kung kaya, mangyayari sa sinumang tao ang katulad ng mga halimbawang ito ang kung anuman ang angkop at karapat-dapat na para sa kanila.

**4-6.** At kapag nakatagpo ninyo, O kayong mga mananampalataya, ang mga yaong di-naniwala sa labanan ay maging totoo kayo sa pakikipaglaban sa kanila, at tagain ninyo ang kanilang mga leeg, hanggang kapag napahina na ninyo sila dahil sa rami ng namatay sa kanila at nawasak na ninyo ang kanilang lakas ay pagtibayin naman ninyo ang inyong pagtali sa inyong mga bihag; na maaaring pagkalooban ninyo sila ng kagandahang-loob sa pamamagitan ng pagpapakawala o pagpapalaya sa kanila na walang kapalit, o di kaya ay tutubusin nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng kanilang yaman o iba pa, o di kaya sila ay gagawing alipin, o di kaya sila ay hatulan ng kamatayan; at manatili kayo sa gayong kalagayan hanggang matapos ang labanan.

Gayon ang batas na nabanggit kapag dumating ang pagsubok sa mga mananampalataya mula sa kanilang kalaban na mga walang pananampalataya, at pagsasalit-salitan ng mga panahon sa pagitan nila (pagkatalo at pagkapanalo), at kung nanaisin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ay mananalo ang mga mananampalataya laban sa mga walang pananampalataya nang wala nang labanan, subalit ninais ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na ang parusa sa kanila ay maganap sa pamamagitan ng inyong mga kamay, na kung kaya, ipinag-utos Niya ang '*Jihâd*' – pagpupunyagi sa Daan ng Allâh o

pakikipaglaban sa mga kumakalaban sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); upang subukin kayo, at mangingibabaw sa pamamagitan ninyo ang Kanyang '*Deen*' (o Relihiyon). At ang mga yaong namatay sa Daan ng Allâh na mga mananampalataya ay hindi babalewalain ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang gantimpala sa kanilang mga gawain, at gagabayan sila tungo sa pagsunod sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa mga gawaing kalugud-lugod sa Kanya, at itutuwid sila rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, at papapasukin sila sa '*Al-Jannah*'(1) na siyang nilinaw at ipinakilala sa kanila.

**7.** O kayong mga naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sumunod sa Kanyang Sugo, kung tutulungan ninyo ang '*Deen*' ng Allâh sa pakikipaglaban sa Daan ng Allâh sa mga kumakalaban ng Islâm, pagpapatupad ng Kanyang batas, pagsunod sa Kanyang mga kautusan at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal, ay tutulungan kayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) laban sa inyong kalaban, at patatatagin ang inyong mga paa sa pakikipaglaban.

**8-9.** At ang mga walang pananampalataya ay pagkawasak ang para sa kanila, pawawalan ng saysay ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang gantimpala ng kanilang mga mabuting gawain; dahil sa kinamuhian nila ang Aklat ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na ipinahayag sa Kanyang Propeta na si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), at di nila pinaniwalaan, na kung kaya, naging walang kabuluhan ang kanilang gawain sapagka't ang naturang gawain ay isang pagsunod kay '*Shaytân*.'

**10.** Hindi ba sila naglakbay na mga walang pananampalataya sa kalupaan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang maging aral sa kanila ang nangyaring kaparusahan sa mga naunang sambayanan na hindi naniwala? Winasak ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang kanilang mga tahanan, at para sa mga walang pananampalataya ay gayundin ang kanilang kahihinatnan.

**11.** Ganito ang Aming ginawa sa dalawang grupo: grupo ng mga naniwala at grupo ng di-naniwala; sa kadahilanang ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Tagapagtaguyod, nagmamahal, tumutulong sa mga mananampalataya, samantalang ang mga walang pananampalataya naman ay walang nagmamahal at tumutulong sa kanila.

**12.** Katiyakan, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay papapasukin Niya ang mga yaong naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo at gumawa ng mga kabutihan sa mga '*Jannât*' na umaagos ang mga ilog sa ilalim ng mga puno bilang parangal sa kanila, at ang katumbas ng mga yaong hindi naniwala na

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.



nagpakasaya lamang dito sa daigdig at walang ginawa kundi kumain ay katulad sila ng mga hayop na wala silang anumang hangarin kundi kumain at magpakasaya, at ang Impiyernong-Apoy ang kanilang patutunguhan.

**13.** At maraming bayan ang mas matindi pa ang kanilang kapangyarihan kaysa sa iyong sambayanan, O Muhammad, na nakatira sa Makkah, na kung saan, pinalayas ka nila mula roon, subalit winasak pa rin Namin sila ng iba't ibang parusa at walang sinuman ang naging katulong nila upang tulungan na iligtas sila mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).

**14.** At siya ba na nasa malinaw na katibayan mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na kanyang *'Rabb'*[1] at nasa kaalaman hinggil sa Kanyang Kaisahan, ay magiging katulad ba ng sinumang pinaganda sa kanya ni *'Shaytân'* ang kanyang masamang gawain at sinunod niya ang anumang nais ng kanyang sarili na paglabag sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at pagsamba ng iba na wala namang anumang katibayan? Hindi sila magkatulad!

**15.** Ang katangian ng *'Al-Jannah'* na ipinangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa mga matatakutin sa Kanya: nandoroon ang mga malalawak na ilog-tabang na tubig na hindi nabubulok, at mga ilog ng gatas na hindi napapanis at hindi nababago ang lasa nito, at mga ilog ng alak na napakasarap sa mga umiinom nito, at mga ilog ng pulot-pukyutan na napakalinaw at puro, at para pa rin sa mga matatakutin sa Allâh sa Hardin ay ang lahat ng mga bunga ng iba't ibang prutas at iba pa, higit pa rito ay ang pagpapatawad sa kanilang mga kasalanan, na kung kaya, siya ba na nasa ganitong uri ng Hardin ay magiging katulad ba ng sinumang nasa Impiyerno na hindi na makalalabas pa, na sila ay paiinumin ng napakainit na tubig na dahil sa tindi ng init nito ay

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

magkakahiwa-hiwalay ang kanilang mga bituka?

**16.** At kabilang sa kanila ang mga mapagkunwari na nakikinig sa iyo, O Muhammad, na hindi naman iniintindi ang kanilang naririnig; bilang pagmamaliit at pag-aalipusta nila sa iyo, hanggang sa kapag nakaalis sila mula sa iyong pinagtipunan ay sasabihin nila sa sinumang nakadalo ng pagpupulong na mga may kaalaman sa Aklat ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) bilang pangungutya: "*Ano ba ang sinabi ni Muhammad ngayon?*" Sila ang mga yaong isinara ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang kanilang mga puso, na kung kaya, hindi na nila maiintindihan ang katotohanan, at di na sila magagabayan tungo rito dahil ang sinunod nila ay ang kanilang mga sariling kagustuhan sa di paniniwala at pagkaligaw.

**17.** At ang mga yaong ginabayan sa pagsunod ng katotohanan ay dinaragdagan pa sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng gabay, na kung kaya, nagiging matatag sila sa kanilang patnubay, at ginabayan sila sa pagkatakot sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ito ay naging madali sa kanila.

**18.** Walang inaabangan ang mga walang pananampalataya kundi ang pagkagunaw ng daigdig na ipinangako sa kanila na ito ay darating nang biglaan, at katiyakan, lumitaw na ang mga palatandaan nito subalit hindi pa rin naging kapaki-pakinabang sa kanila, na kung kaya, ano pa ang halaga ng kanilang pag-alaala kapag dumating na sa kanila ang pagkagunaw ng daigdig?

**19.** Dapat mong mabatid, O Muhammad, na walang sinuman ang may karapatan at karapat-dapat na sambahin kundi ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at humingi ka sa Kanya ng kapatawaran sa iyong kasalanan at ihingi mo rin ng kapatawaran ang mga mananampalatayang kababaihan at mga kalalakihan. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Siyang Ganap na Nakaaalam kung ano ang inyong ikinikilos habang kayo ay nagigising sa araw at ang inyong lugar na pinagpapahingahan sa inyong mga tahanan kapag kayo ay natutulog sa gabi.

**20-21.** At sinasabi ng mga naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo: "*Bakit hindi nagbaba ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *ng isang kabanata upang utusan kami na makikipaglaban sa mga walang pananampalataya,*" at kapag naibaba ang isang kabanata na malinaw at ganap ang pagpapaliwanag nito na nasasaad doon ang mga pag-uutos hinggil sa pakikipaglaban, ay makikita mo ang mga yaong may pagdududa sa kanilang mga puso hinggil sa '*Deen*' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at may pagkukunwari na nakatitig sila sa iyo, O Muhammad, na titig na


ٱلۡجُزۡءُ ٱلسَّادِسُ وَٱلۡعِشۡرُونَ سُورَةُ مُحَمَّدٍ

وَيَقُولُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَوۡلَا نُزِّلَتۡ سُورَةٞۖ فَإِذَآ أُنزِلَتۡ سُورَةٞ
مُّحۡكَمَةٞ وَذُكِرَ فِيهَا ٱلۡقِتَالُ رَأَيۡتَ ٱلَّذِينَ فِي قُلُوبِهِم مَّرَضٞ
يَنظُرُونَ إِلَيۡكَ نَظَرَ ٱلۡمَغۡشِيِّ عَلَيۡهِ مِنَ ٱلۡمَوۡتِۖ فَأَوۡلَىٰ لَهُمۡ ٢٠
طَاعَةٞ وَقَوۡلٞ مَّعۡرُوفٞۚ فَإِذَا عَزَمَ ٱلۡأَمۡرُ فَلَوۡ صَدَقُواْ ٱللَّهَ
لَكَانَ خَيۡرٗا لَّهُمۡ ٢١ فَهَلۡ عَسَيۡتُمۡ إِن تَوَلَّيۡتُمۡ أَن تُفۡسِدُواْ
فِي ٱلۡأَرۡضِ وَتُقَطِّعُوٓاْ أَرۡحَامَكُمۡ ٢٢ أُوْلَٰٓئِكَ ٱلَّذِينَ لَعَنَهُمُ
ٱللَّهُ فَأَصَمَّهُمۡ وَأَعۡمَىٰٓ أَبۡصَٰرَهُمۡ ٢٣ أَفَلَا يَتَدَبَّرُونَ ٱلۡقُرۡءَانَ
أَمۡ عَلَىٰ قُلُوبٍ أَقۡفَالُهَآ ٢٤ إِنَّ ٱلَّذِينَ ٱرۡتَدُّواْ عَلَىٰٓ أَدۡبَٰرِهِم
مِّنۢ بَعۡدِ مَا تَبَيَّنَ لَهُمُ ٱلۡهُدَى ٱلشَّيۡطَٰنُ سَوَّلَ لَهُمۡ وَأَمۡلَىٰ
لَهُمۡ ٢٥ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ قَالُواْ لِلَّذِينَ كَرِهُواْ مَا نَزَّلَ ٱللَّهُ
سَنُطِيعُكُمۡ فِي بَعۡضِ ٱلۡأَمۡرِۖ وَٱللَّهُ يَعۡلَمُ إِسۡرَارَهُمۡ ٢٦
فَكَيۡفَ إِذَا تَوَفَّتۡهُمُ ٱلۡمَلَٰٓئِكَةُ يَضۡرِبُونَ وُجُوهَهُمۡ
وَأَدۡبَٰرَهُمۡ ٢٧ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمُ ٱتَّبَعُواْ مَآ أَسۡخَطَ ٱللَّهَ
وَكَرِهُواْ رِضۡوَٰنَهُۥ فَأَحۡبَطَ أَعۡمَٰلَهُمۡ ٢٨ أَمۡ حَسِبَ
ٱلَّذِينَ فِي قُلُوبِهِم مَّرَضٌ أَن لَّن يُخۡرِجَ ٱللَّهُ أَضۡغَٰنَهُمۡ ٢٩

٥٠٩

parang nahihilo dahil sa pagkatakot na mamatay.

Subalit mas makabubuti sa kanila na may mga sakit ang kanilang mga puso mula sa pagkukunwari na sumunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at sasabihin lamang nila ang kung ano ang talagang sang-ayon sa batas, at kapag ipinag-utos na ang pakikipaglaban at dumating na ang utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na pagiging obligado nito ay kinamumuhian nila ito na mga mapagkunwari, gayong kung naniwala lamang sila sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ng tunay na paniniwala sa pamamagitan ng pagsagawa ng kabutihan ay ito ang mas nakabubuti para sa kanila kaysa sa pagsagawa ng kasalanan at paglabag.

**22.** At maaari ba kung sakali, na kaya ninyong talikuran ang Aklat ng Allâh at ang '*Sunnah*' ng Kanyang Propeta na si Muhammad (صَلَّىٰ ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), na lalabagin ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) dito sa kalupaan at di kayo maniwala sa Kanya, at magkalat kayo ng kapinsalaan sa kalupaan, at putulin ninyo ang inyong ugnayang magkamag-anak?

**23.** Ang mga katulad nila ang inilayo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) mula sa Kanyang awa, at ginawa silang mga bingi at binulag ang kanilang pananaw sa anumang kapaki-pakinabang sa kanila, at hindi nila naintindihan ang mga katibayan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na napakarami.

**24.** Hindi ba sinusuri ng mga mapagkunwari ang mga pagpapayo ng Dakilang Qur'ân at pinag-iisipan ang mga katibayan nito? Hindi nga, dahil ang kanilang mga puso ay nakasara na hindi rito nakakarating ang anumang bagay na mula sa Qur'ân, na kung kaya, hindi nila napagtanto ang mga pagpapayo ng Dakilang Qur'ân at ang mga aral nito.

**25.** Katiyakan, ang mga yaong tumalikod sa patnubay at paniniwala, at nagbalik sila sa di paniniwala sa Allâh pagkatapos na naging malinaw sa kanila ang katotohanan, ay ang '*Shaytân*' ang siyang nagpalamuti sa kanila ng

kanilang kamalian at pinaasam sa kanila ang huwad na pag-asa bilang panlilinlang.

**26.** Itong pagluluwag sa kanila upang sila ay magpatuloy sa di-paniniwala; ay dahil sa sinabi nila sa mga Hudyo na kung saan kinamuhian ng mga ito ang ipinahayag ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): "*Walang pag-aalinlangan, susunod kami sa inyo sa ilang bagay na labag sa ipinag-utos ng Allâh at ng Kanyang Sugo,*" at ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang Siyang Ganap na Nakaaalam kung ano ang kanilang kinikimkim at itinatago, na kung kaya, maging maingat ang sinumang Muslim sa pagsunod sa iba bukod sa Allâh sa bagay na labag sa ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at ipinag-utos ng Kanyang Sugo na si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ).

**27.** Ano kaya ang mangyayari sa kanila kapag hinablot na ng mga anghel ang kanilang mga kaluluwa sa oras ng kanilang kamatayan habang hinahampas ang kanilang mga mukha at pinapalo ang kanilang mga likuran?

**28.** Itong parusa na naging karapat-dapat at nangyari sa kanila ay dahil sa ang sinunod nila ay ang anumang kinamumuhian ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na pagsunod sa kagustuhan ni '*Shaytân*,' at kinamuhian nila ang anumang kalugud-lugod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na para sa kanila na mabuting gawain, at kabilang dito sa kinamuhian nila ay ang pakikipaglaban sa mga di-naniwala na kalaban ng Allâh pagkatapos itong ipag-utos sa kanila, na kung kaya, inalisan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng saysay ang gantimpala ng kanilang gawain na kawanggagawa, pagpatibay ng ugnayang magkakamag-anak at iba pa.

**29.** O iniisip ba ng mga mapagkunwari na hindi ilalantad ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang anumang nasa kanilang mga puso na pagkainggit at panibugho sa Islâm at sa mga sumusunod nito? Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan, kundi ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay paghihiwalayin Niya ang katotohanan at kasinungalingan.

**30.** Kung nanaisin Namin, O Muhammad, ay ipapakita Namin sa iyo ang kanilang katauhan, walang pag-aalinlangang makikilala mo sila sa mga malilinaw nilang palatandaan, at makikilala mo rin sila sa kanilang mga pananalita na nagpapahiwatig ng kanilang mga layunin. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay hindi naililihim sa Kanya ang mga gawain ng sinumang sumusunod at sinumang lumalabag, at tutumbasan Niya ang bawa't isa sa anumang karapat-dapat na para sa kanya.

**31.** At walang pag-aalinlangan, susubukin Namin kayo, O kayong



mga mananampalataya, ng pakikipag-laban sa mga kalaban ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) upang palitawin kung sino ang tunay na nagpupunyagi sa inyo at nagtitiis sa pakikipaglaban sa mga kalaban ng Allâh, at susubukin Namin ang inyong mga pananalita at mga gawain upang palitawin ang sinumang totoo sa inyo at ang sinumang sinungaling.

**32.** Katiyakan na silang mga tumanggi na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang Bukod-Tangi sa pagiging karapatan na sinasamba, Nag-iisa at walang katambal, at pinigilan ang mga tao mula sa Kanyang '*Deen*,' at nilabag nila ang Sugo ng Allâh, at nakipaglaban sa kanya pagkatapos dumating sa kanila ang mga katibayan at ang mga talata na siya ay Propeta na mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), ay hindi nila mapipinsala ang '*Deen*' ng Allâh sa kahit na anumang kaparaanan, at aalisan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng saysay ang gantimpala ng mga mabubuting gawa na ginawa nila rito sa daigdig; dahil walang pag-aalinlangan, hindi nila hangad dito ang layunin na para makatagpo nila ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siyang maggagantimpala sa kanila.

**33.** O kayong mga naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo! Sundin ninyo ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at ang Kanyang Sugo sa pag-uutos at pagbabawal nilang dalawa, at huwag ninyong sirain ang gantimpala ng inyong mga gawain dahil sa inyong di-paniniwala at paglabag.

**34.** Katiyakan na silang mga tumanggi na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang Bukod-Tangi sa pagiging karapatan na sinasamba, Nag-iisa at walang katambal, at pinigilan nila ang mga tao mula sa Kanyang '*Deen*,' pagkatapos sila ay namatay, kailanman ay hindi sila patatawarin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at paparusahan sila ng tunay na parusa dahil sa kanilang di-paniniwala, at ipapahiya sila sa harapan ng madla.

**35.** Na kung kaya, huwag kayong manghina, O kayong mga naniniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo, sa pakikipaglaban

ninyo sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh, at huwag kayong maging duwag sa pakikipaglaban sa kanila na aanyayahan ninyo sila ng pakikipagsundo nang walang labanan, dahil kayo ang makagagapi sa kanila at mangingibabaw kayo sa kanila, at ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay kasama ninyo sa pamamagitan ng Kanyang pagtulong at pagpapalakas sa inyo. At dito sa talatang ito ang dakilang magandang balita ng pagpanalo at pangingibabaw sa mga kalaban. At di babawasan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang gantimpala ng iyong mga gawain.

**36-37.** Katiyakan, ang buhay dito sa daigdig ay walang iba kundi laro at libangan lamang. At kapag kayo ay naniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Sugo, at natakot kayo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pamamagitan ng pagsagawa ng Kanyang ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang ipinagbabawal, ay ipagkakaloob sa inyo ang gantimpala ng inyong mga gawain, at hindi hihilingin sa inyo na ibigay ang lahat ng inyong kayamanan para sa '*Zakâh*' (o obligadong kawanggawa), sa halip ang hihilingin lamang sa inyo ay ang pagbigay ng bahagi nito. At kapag hiniling sa inyo ang inyong kayamanan at ipinagdamot ninyo ito at hindi kayo nagbigay, ay lilitaw din ang anumang nasa inyong mga puso na pagkakait kapag hiningi sa inyo ang anuman na ayaw ninyong ibigay.

**38.** Pagmasdan ninyo, O kayong mga mananampalataya, na inaanyayahan kayo na gumasta sa pakikipaglaban sa mga kalaban ng Allâh at pagtaguyod ng Kanyang '*Deen*,' dahil mayroon sa inyo na nagmaramot sa paggasta sa Daan ng Allâh, at ang sinumang magmaramot ay ang pinagkakaitan niya lamang ay ang kanyang sarili, at ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay hindi nangangailangan sa inyo samantalang kayo ay nangangailangan sa Kanya, at kapag kayo ay tumalikod sa paniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at pagsunod sa Kanyang utos ay wawasakin kayo, at papalitan kayo ng ibang mga tao, pagkatapos sila ay hindi magiging katulad ninyo sa pagtalikod sa utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), sa halip sila ay susunod sa Kanya at susunod sa Kanyang Sugo at makikipaglaban sa Daan ng Allâh sa pamamagitan ng kanilang kayamanan at kanilang mga sarili.

## XLVIII – Sûrat Al-Fath
## [Kabanata Al-Fath – Ang Malinaw na Tagumpay o Pangingibabaw]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Katiyakan, ipinagkaloob Namin sa iyo, O Muhammad, ang malinaw na tagumpay, na pangingibabawin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang iyong '*Deen*,'



at tutulungan ka Niya laban sa iyong kalaban, na ito ay ang kasunduang pagtigil ng digmaan (‘*ceasefire*’) na naganap sa ‘*Hudhaybiyyah*,’ na naging mapayapa ang mga tao sa isa’t isa dahil dito, at lumaganap at lumawak ang pag-aanyaya tungo sa ‘*Deen*’ ng Allâh, at nagkaroon ng pagkakataon ang sinumang naghahangad na makita ang katotohanan hinggil sa Islâm at ito ay matutunan, at pumasok ang mga tao sa ‘*Deen*’ na ito ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) nang grupo-grupo; na kung kaya, ito ay pinangalanang malinaw na tagumpay dahil sa ito ay napakalinaw.

**2-3.** Ipinagkaloob Namin sa iyo ang tagumpay na ito at ginawa Namin na madali ito sa iyo; upang patawarin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa iyo ang anumang nagawa mong kasalanan at ang darating pa; dahil sa nangyari sa pagpanalong ito, marami ang naganap na pagsunod sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa iyong pagtitiis sa mga kahirapan, at upang buuin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang Kanyang biyaya sa pamamagitan ng pangingibabaw ng iyong ‘*Deen*’ sa pagpanalo mo sa iyong mga kalaban, at gagabayan ka sa Matuwid na Landas na Kanyang ‘*Deen*’ na walang kabaluktutan, at tutulungan ka nang malakas na tulong na hindi manghihina sa pamamagitan nito ang Islâm.

**4.** Walang iba kundi ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang nagbaba ng kapanatagan sa mga puso ng mga naniniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Sugo sa araw ng ‘*Hudhaybiyyah*,’ na kung kaya, naging panatag at naging tiyak sila sa kanilang mga puso; upang maragdagan ang paniniwala nila sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at pagsunod nila sa Kanyang Sugo ng karagdagang paniniwala at pagsunod. Pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga sundalo sa mga kalangitan at kalupaan na tinutulungan Niya sa pamamagitan nila ang Kanyang mga alipin na mananampalataya. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang ‘`*Aleem*’ – Ganap na Nakaaalam sa ikabubuti ng Kanyang mga nilikha, na

'***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang pangangasiwa at paglikha.

**5.** Upang papasukin ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga mananampalatayang kalalakihan at kababaihan sa mga Hardin na umaagos ang mga ilog sa ilalim ng mga puno at mga palasyo nito at sila ay mananatili roon magpasawalang-hanggan, at buburahin sa kanila ang kanilang mga nagawang kasalanan na hindi na sila paparusahan pa, at ang ganitong gantimpala mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay kaligtasan mula sa anumang suliranin, at pagkakamit ng dakilang tagumpay.

**6.** At paparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga mapagkunwari na mga kalalakihan at mga kababaihan, at ang mga sumasamba sa iba bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na mga kalalakihan at mga kababaihan na nag-isip ng masama laban sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na inisip nilang ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay hindi Niya tutulungan kailanman ang Kanyang Propeta at ang mga mananampalataya na kasama niya laban sa kanilang mga kalaban, at hindi Niya pangingibabawin ang Kanyang '*Deen*,' na kung kaya, ang para sa kanila ay kahiya-hiya at masidhing kaparusahan, at maging ang Pagkamuhi ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanila, at pagtataboy sa kanila mula sa Kanyang awa, at inihanda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) para sa kanila ang Impiyernong-Apoy na napakasamang tirahan na kanilang patutunguhan.

**7.** At pagmamay-ari ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang mga sundalo sa mga kalangitan at kalupaan na pinalalakas Niya sa pamamagitan nila ang Kanyang mga alipin na mga mananampalataya. At ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang '`***Azeez***' – Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan at Dakila sa Kanyang paglikha, na '***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang Pangangasiwa sa Kanyang mga nilikha.

**8-9.** Katiyakan, ipinadala ka Namin, O Muhammad, bilang testigo sa iyong '*Ummah*'[1] sa pagparating ng mensahe, sa paglilinaw ng anumang mensahe na dala-dala mo sa kanila at pagbibigay ng magandang balita hinggil sa '*Al-Jannah*' sa sinumang susunod sa iyo, at pagbabala sa sinumang lalabag sa iyo ng maagang parusa rito sa daigdig at parusa sa Kabilang-Buhay; upang sila ay maniwala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Sugo, at tulungan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na ang ibig sabihin ay pagtataguyod at pagsunod sa Kanyang '*Deen*,' at Siya ay dakilain at purihin sa umaga at hapon.

**10.** Walang pag-aalinlangan, ang mga yaong nangako ng

1 Lahat ng sambayanan na nasakupan ng kanyang mensahe.



pagsunod sa iyo, O Muhammad, sa '*Hudhaybiyyah*' sa pakikipaglaban, katiyakang ang pinangakuan nila ay ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at nakipagkasundo sila ng kasunduan sa Kanya na paghahangad ng Kanyang '*Jannah*' (Hardin) at Kanyang pagmamahal, ang Kamay ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay nasa ibabaw ng kanilang mga kamay, at Siya ay kasama nila sa pamamagitan ng Kanyang Pandinig at Paningin na narinig Niya ang kanilang mga salita at nakikita Niya ang kanilang kinaroroonan at batid Niya ang kanilang kinikimkim at inilalantad, at sinumang sisira sa kanyang pangako ay sarili niya lamang ang kanyang pinipinsala, at sinumang tutupad ng kanyang pangako sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng pagiging matatag sa pakikipagharap sa kalaban sa Daan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at pakikiisa sa Kanyang Propeta na si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), walang pag-aalinlangang ipagkakaloob ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanya ang masaganang gantimpala, na ito ay ang '*Al-Jannah*' (Hardin). Nandirito sa talatang ito ang pagpapatunay hinggil sa katangian ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na Siya ay nagtataglay ng Kamay na angkop na angkop sa Kanyang Kadakilaan at Kamaharlikaan, na walang paghahambing at walang pagtatanong sa pagiging paano nito.

**11.** Walang pag-aalinlangang sasabihin sa iyo, O Muhammad, ng mga nagpaiwan na mga bedouin na hindi sila lumabas kasama ka sa pagpunta sa Makkah kapag pinuna mo sila: "*Naging abala kami sa aming mga kayamanan at mga pamilya, na kung kaya, hilingin mo sa iyong 'Rabb' na patawarin kami sa aming ginawang pagpapaiwan,*" sinasabi nila ito sa kanilang mga dila, subalit ito ay walang katotohanan sa kanilang mga puso, sabihin mo sa kanila: "*Sino sa inyo kung gayon ang may kakayahan na mamagitan sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *para sa inyo kapag hinangad ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa inyo ang kapinsalaan o kapakinabangan? Ang katotohanan ay hindi ang yaong iniisip nila na mga mapagkunwari na ang Allâh*

(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay hindi Niya batid ang anuman na kanilang kinikimkim sa kanilang mga sarili na pagkukunwari, kundi walang pag-aalinlangan, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang '**Khabeer**' – Ganap ang Kanyang Kagalingan na Nababatid Niya nang ganap ang anuman na kanilang ginagawa, at walang anumang naililihim sa Kanya sa mga ginagawa ng Kanyang mga nilikha.*

**12.** *"At ang pangyayari ay hindi ang katulad ng inyong inaangkin na kayo ay naging abala sa mga kayamanan at pamilya, kundi ang katotohanan ay iniisip ninyo na ang Sugo ng Allâh at ang Kanyang mga kasamahan ay mawawasak at mamamatay, at hindi na sila makakabalik pa kailanman, at pinaganda ni 'Shaytân' sa inyo ang ganitong pag-iisip sa inyong mga puso, at nag-isip kayo ng masama na ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay hindi Niya tutulungan kailanman ang Kanyang Propeta na si Muhammad* (صَلَّىٰاللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *at ang kanyang mga kasamahan laban sa kanilang mga kalaban, at kayo ay naging mga walang-kabuluhang tao na patungo sa pagkawasak."*

**13.** At ang sinumang hindi naniwala sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa anumang mensahe na dala-dala ng Kanyang Sugo at hindi sumunod sa Kanyang batas, walang pag-aalinlangang siya ay walang pananampalataya na karapat-dapat sa kaparusahan, at katiyakang inihanda Namin sa mga walang pananampalataya ang napakainit na naglalagablab na Apoy ng Impiyerno.

**14.** Pagmamay-ari ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga kalangitan at ang kalupaan at ang anuman na nilalaman nito, at pinatatawad Niya dahil sa Kanyang awa ang sinuman na Kanyang nais at pinagtatakpan Niya ang kanyang kasalanan, at pinaparusahan Niya dahil sa Kanyang makatarungang hatol ang sinuman na Kanyang nais, ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang '***Ghafour***' – Ganap na Mapagpatawad sa sinumang nagsisisi, na '***Raheem***' – Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanya.

**15.** Walang pag-aalinlangan, sasabihin ng mga nagpaiwan, kapag ikaw ay tumungo, O Muhammad, at ang iyong mga kasamahan sa mga '*Ghanâim*' sa Khaybar na ipinangako ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo: *"Hayaan ninyo kaming sumama sa inyo na magtungo sa Khaybar."* At hangad nila sa pamamagitan nito na baguhin ang pangako ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo.

Sabihin mo sa kanila: *"Hindi kayo makasasama sa amin tungo sa Khaybar; dahil sinabi na ito ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa amin bago pa*



*kami bumalik sa Madinah: 'Na katotohanan, ang mga 'Ghanâim' ng Khaybar ay para lamang sa sinumang kasama namin na pumunta sa Hudhaybiyyah,'"* walang pag-aalinlangan, sasabihin nila: *"Ang pangyayari ay hindi ang mga yaong inyong sinasabi, dahil katiyakang ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, ay hindi ganoon ang iniutos sa inyo, at katiyakang pinipigilan ninyo kami na sumama sa inyo dahil sa inyong panibugho; upang wala kaming makamtan na anumang 'Ghanimah' na kasama sa inyo."* Subalit ang pangyayari ay hindi ang yaong kanilang inaangkin, kundi hindi nila naiintindihan ang anuman na mula sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na para sa kanila at kung anuman ang tungkulin nila hinggil sa alituntunin ng *'Deen,'* bagkus ay kakaunti lamang ang kanilang naiintindihan mula rito.

**16.** Sabihin mo sa mga yaong nagpaiwan sa pakikipaglaban na mga bedouin: *"Katiyakan, kayo ay tatawagin tungo sa pakikipaglaban sa mga magigiting na tao sa labanan, na makipaglaban kayo sa kanila o di kaya ay susuko sila bilang mga Muslim na wala nang labanan na magaganap, at kapag kayo ay sumunod sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *tungo sa paanyaya sa inyo na pakikipaglaban sa kanila ay ipagkakaloob sa inyo ang 'Al-Jannah'* (*Hardin*)*, at kapag lumabag kayo na katulad ng inyong ginawang pagpapaiwan na hindi pagsama sa Sugo ng Allâh sa pagpunta sa Makkah ay paparusahan kayo ng masidhing kaparusahan."*

**17.** Walang kasalanan sa hindi pagsama sa inyo sa pakikipaglaban ang bulag o di kaya ay ang pilay, at gayundin, wala ring kasalanan ang may sakit kapag sila ay hindi sumama sa pakikipaglaban kasama ang mga mananampalataya; dahil sa wala silang kakayahan. At sinuman ang sumunod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo ay papapasukin siya ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa mga Hardin na umaagos ang mga ilog sa ilalim ng mga puno at mga palasyo nito, at ang sinumang lalabag sa

Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang Sugo at hindi sumama sa pakikipaglaban kasama ang mga mananampalataya ay paparusahan siya ng masidhing kaparusahan.

**18-19.** Katiyakan, kinalugdan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga mananampalataya nang sila ay nangako ng sumpaan sa iyo, O Muhammad, sa ilalim ng puno (ito ay ang sumpaang pangako na tinatawag na '*Bay`at Ar-Ridwân*' sa '*Hudhaybiyyah*'). At batid ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kung ano ang nasa puso ng mga mananampalataya na paniniwala, katapatan, pagtupad sa ipinangako, na kung kaya, ibinaba ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila ang kapanatagan na ito ay tumanim sa kanilang mga puso, at pinalitan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa kanila ang anumang hindi nangyari noong sila ay nakipagkasundo sa '*Hudhaybiyyah*' ng malapit na tagumpay, na ang kapalit ay pagkapanalo nila sa Khaybar, at maraming '*Ghanâim*' na kanilang nakuha na mga kayamanan ng mga Hudyo sa Khaybar. At ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang '***`Azeez***' – Kataas-Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan sa Kanyang pagpaparusa sa mga kumakalaban sa Kanya, na '***Hakeem***' – Ganap na Maalam sa Kanyang pangangasiwa sa Kanyang mga nilikha.

**20-22.** Ipinangako ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo ang masaganang '*Ghanâim*' na inyong makakamtan sa iba't-ibang panahon na itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) para sa inyo at pinauna na Niya bilang patibay ang mga '*Ghanâim*' sa Khaybar, at pinigilan ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang mga kamay ng inyong mga kalaban sa inyo at walang nangyari sa inyo na masama, na kung saan, nililihim na balakin ng inyong mga kalaban na pakikipaglaban at pakikipagpatayan sa inyo, at ang kanilang pamiminsala sa anumang inyong iniwan sa Madinah, upang mangyari ang kanilang pagkatalo at ang inyong pagkaligtas at pagkaroon ng '*Ghanimah*' ay palatandaan na dapat maging aral sa inyo, na nagpapatunay para sa inyo na ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay pinangangalagaan kayo at tinutulungan, at ginagabayan kayo tungo sa Matuwid na Landas na walang kabaluktutan.

At katiyakan, ipinangako rin ng Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa inyo ang iba pang '*Ghanimah*' na wala pa sa kakayahan ninyo na makamtan; at katiyakang ang Allâh (سُبْحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Ganap na Makapangyarihan na walang pag-aalinlangang ito ay magaganap, at ito ay nasa ilalim ng Kanyang Pangangasiwa at Kaharian, at ito sa katotohanan ay ipinangako sa inyo, at katiyakang mangyayari ang anuman na Kanyang ipinangako.



At ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ang Ganap na Makapangyarihan sa lahat ng bagay at walang makapipigil sa Kanya kung ito ay Kanyang nanaisin. At kung nakipaglaban lamang sa inyo ang mga walang pananampalataya na mga Quraysh sa Makkah ay matatalo sila na sila ay tatakas, na tulad ng nangyayari sa sinumang natatalo sa labanan, pagkatapos ay wala na silang matatagpuan bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na magiging kaagapay nila na tutulong sa kanila sa pakikipaglaban sa inyo.

**23.** Ito ang pamamaraan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na Kanyang ginagawa noon sa Kanyang mga nilikha na pagpapanalo Niya sa Kanyang mga sundalo at pagpapatalo Niya sa sinumang kumakalaban sa Kanya, at kailanman hindi ka na makakatagpo, O Muhammad, ng pagbabago sa pamamaraan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى).

**24.** At Siya ang pumigil sa mga kamay ng mga '*Mushrikûn*' para sa inyo, at ang inyong mga kamay para sa kanila sa loob ng Makkah pagkatapos ng inyong pagsakop sa kanila at sila ay nasa ilalim na ng inyong kapangyarihan. (At sila ang mga yaong sumasamba ng iba bukod sa Allâh na kung saan tumungo at nakipagharap sa mga sundalo ng Sugo ng Allâh sa '*Hudhaybiyyah*,' nadakip sila ng mga Muslim pagkatapos ay pinabayaan sila at hindi sila pinatay, na ang bilang nila ay mga walumpung kalalakihan). At ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) ang '***Baseer***' – Ganap na Nakakakita sa inyong mga ginagawa at walang anumang naililihim sa Kanya.

**25.** Sila ang mga walang pananampalataya sa Allâh na mga Quraysh na tumanggi sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى), at pinigilan kayo noong araw ng '*Hudhaybiyyah*' na pumasok sa '*Masjid Al-Haram*,' at pinigilan nila ang pag-aalay ninyo sa mga hayop upang ito ay hindi makarating sa lugar na kung saan doon nag-aalay, na ito ay ang '*Al-Haram*.'

At kung hindi lamang sa mga kalalakihan na mga

mananampalataya na mga mahihina at mga kababaihan na naninirahan sa ilalim ng pangunguntrol ng mga walang pananampalataya sa Makkah na inililihim nila ang kanilang paniniwala dahil sa kanilang pagkatakot sa anumang mangyayari sa kanilang mga sarili na hindi ninyo sila kilala, na baka mapatay ninyo sila, na kapag ganoon ang nangyari ay malaking kasalanan at kapinsalaan at pananagutan na wala kayong kaalam-alam, subalit Kami ay sinanhi Namin na masakop ninyo sila; upang papasukin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Awa ang sinuman na Kanyang nais na pagkalooban Niya ng paniniwala pagkatapos ng pagtanggi, at kung nakabukod lamang sila na mga mananampalataya na mga kalalakihan at mga kababaihan mula sa mga walang pananampalataya na mga taga-Makkah at sila ay ligtas mula sa mga taga-Makkah ay paparusahan Namin ang mga walang pananampalataya mula sa kanila nang matinding pagpaparusa.

**26.** Nang inilagay ng mga walang pananampalataya sa kanilang mga puso ang pagmamataas at pagiging makasarili na kamangmangan, upang hindi nila maamin at paniniwalaan ang mensahe ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), at kabilang dito ay ang kanilang pagtanggi na isulat sa kasunduan sa '*Hudhaybiyyah*' ang katagang '*Bis-mil-lâ-hir Rah-mâ-nir Ra-heem*,' at tinanggihan nila na kanilang maisulat ang katagang ito na siyang pinagpasiyahan ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ) na Sugo ng Allâh, at doon ibinaba ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang kapanatagan sa puso ng Sugo ng Allâh at sa mga mananampalataya na kasama niya, at pinatatag Niya sa kanila ang pagsasabi ng '*Lâ i-lâ-ha il-lal-lâh*,' na kung saan ito ang pinakamataas na antas ng '*Taqwâ*' (pagkatakot), at ang Sugo ng Allâh at ang mga kasama niya na mga mananampalataya ay higit na may karapatan sa katagang ito kaysa sa mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh, at sila ang naniniwala sa katagang ito at hindi ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allâh. At ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang '*`Aleem*' – Ganap na Nakaaalam sa lahat ng bagay na walang anumang naililihim sa Kanya.

**27.** Katiyakan, tinupad ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa Kanyang Sugo na si Muhammad ang panaginip na kanyang nakita bilang katotohanan, na siya at ang kanyang mga tagasunod ay papasok sa '*Baytullâhil Haram*' na tahanan ng pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) na Sagrado, na sila ay ligtas at payapa, na hindi sila natatakot sa mga '*Mushrikin*,' na sila ay nag-aahit ng kanilang buhok o nagpuputol nito, at batid ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang mabuti at nakabubuti (sa pagpigil sa inyo

noon sa pagpasok sa Makkah noong panahon na nais ninyong pumasok at ang pagpasok ninyo pagkatapos noon) na ito ay hindi ninyo batid, at ginawa Niya sa inyo noong kayo ay hindi nakapasok sa Makkah ang pangako na papalapit na tagumpay at pagkapanalo, na ito ay pagtigil ng labanan na pinagkasunduan sa '*Hudhaybiyyah*' at pagkapanalo sa Khaybar.

**28.** Siya ang nagpadala ng Kanyang Sugo na si Muhammad (ﷺ) na may malilinaw na mga katuruan bilang gabay at relihiyon ng katotohanan na ito ay ang Islâm upang ito ay mangibabaw sa lahat ng relihiyon na hindi totoo na gawa-gawa lamang ng tao at inimbento, at sapat na sa iyo, O Muhammad, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) bilang testigo na Siya ang tutulong sa iyo at magpapangibabaw sa iyong '*Deen*' sa lahat ng '*deen*' (o relihiyon) na gawa ng tao.

**29.** Si Muhammad (ﷺ) ay Sugo ng Allâh, at ang mga yaong kanyang kasamahan sa kanyang '*Deen*' ay mga matatapang laban sa mga walang pananampalataya na kumakalaban sa kanila, at mga maawain sa kanilang pakikitungo sa isa't isa na makikita mo sila, na mga nakayuko, nakapatirapa sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanilang pagsasagawa ng '*Salâh*,' na hinihiling nila sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na kanilang '*Rabb*'[1] ang Kanyang kagandahang-loob sa Kanya na sila ay papasukin sa '*Al-Jannah*'[2] at kalulugdan sila, at ang mga palatandaan ng kanilang pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay nakikita sa kanilang mga noo bilang bakas ng pagpapatirapa at pagsamba, at ganito rin ang kanilang katangian na nabanggit sa '*Tawrah*.' At ang kanilang katangian na nabanggit sa '*Injeel*' ay katulad ng butil ng pananim na pagkatapos sumibol ng tangkay nito at sanga, ay dumami ang mga ito, at kumapal ang pananim at tumatag ang pagkakakapit nito sa puno nito na naging maganda ang pagkakatindig nito at nagugustuhan ng mga magsasaka, upang magkaroon ng poot ang mga walang pananampalataya sa mga mananampalataya dahil sa rami nila at ganda ng kanilang pagsibol.

**Dito ay katibayan bilang palatandaan na ituturing na mga walang pananampalataya ang sinumang may galit o nagkaroon ng poot sa mga '*Sahabah*' (o kasamahan ng Propeta) dahil ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay nagagalit para sa mga '*Sahabah*,'**

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

2 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa ikatlong pahina, unang talababa.

**at ang sinumang tao na nagagalit sa mga ‘*Sahabah*’ ay nagkaroon siya ng katangiang ‘*Kufr*’ o pagiging walang pananampalataya.** Ipinangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa mga naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo mula sa inyo at isinagawa ang anumang ipinag-uutos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at iniwasan ang anumang ipinagbabawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), ng kapatawaran sa kanilang mga kasalanan at masaganang gantimpala na walang katapusan na ito ay ‘*Al-Jannah*.’

[Ang pangako ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay totoo at ito ay mangyayari na walang pag-aalinlangan, at sinuman ang susunod sa mga bakas ng mga ‘*Sahabah*’ na kinalugdan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ay magiging katulad siya ng mga ‘*Sahabah*,’ at mayroon silang katangian at pagiging una at pagkabuo o ganap ng kanilang paniniwala na hindi sila maaabot ng sinuman sa sambayanang ito, na kinalugdan sila ng Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى.]

## XLIX – Sûrat Al-Hujurât [Kabanata Al-Hujurât – Ang Mga Tirahan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** O kayong mga naniwala sa



Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Sugo! Huwag kayong magpasya ng isang bagay maliban sa pinagpasyahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at ng Kanyang Sugo na nasa mga batas ng inyong ‘*Deen*’ dahil makagagawa kayo ng ‘*bid`ah*’ (pagbabago o pagdaragdag sa katuruan), at katakutan ninyo ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa inyong mga salita at gawa na malabag ninyo ang utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at ng Kanyang Sugo, katiyakan, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) ang ‘***Samee`***’ – Ganap na Nakakarinig sa inyong mga sinasabi, na ‘`***Aleem***’ – Ganap na Nakaaalam sa inyong mga layunin at mga gawain. Ito ay babala sa mga mananampalataya na huwag silang gagawa ng pagbabago sa katuruan ng ‘*Deen*’ ng Islâm

gumawa sa kanya ng kabutihan, bagkus ang hangarin niya ay makaharap ang Mukha ng kanyang '*Rabb*' na Kataas-taasan at makamit ang Kanyang Kaluguran, at walang pag-aalinlangang ipagkakaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kanya sa '*Al-Jannah*' at ang anumang ikalulugod niya.

## XCIII – Sûrat Adh-Dhuhâ [Kabanata Adh-Dhuhâ – Ang Umaga]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-3.** Sumumpa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa pamamagitan ng '*Dhuhâ*,' at sa gabi kapag tumahimik na ito para sa mga nilikha at tumindi na ang kadiliman nito. Sumusumpa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa anuman na Kanyang nais sa Kanyang mga nilikha subalit ang sinumang nilikha ay hindi maaaring sumumpa sa iba bukod sa Allâh na Tagapaglikha, dahil ang panunumpa bukod sa Allâh ay isang uri ng '*Shirk*' – pagtatambal sa pagsamba sa Allâh o pagsamba ng iba bukod sa Allâh.

Hindi ka pinabayaan ng iyong '*Rabb*,' O Muhammad, at hindi ka Niya kinapootan sa pansamantalang



الجزء الثلاثون سورة الضحى سورة الشرح

فَسَنُيَسِّرُهُۥ لِلْعُسْرَىٰ ١٠ وَمَا يُغْنِى عَنْهُ مَالُهُۥٓ إِذَا تَرَدَّىٰٓ ١١ إِنَّ عَلَيْنَا
لَلْهُدَىٰ ١٢ وَإِنَّ لَنَا لَلْءَاخِرَةَ وَٱلْأُولَىٰ ١٣ فَأَنذَرْتُكُمْ نَارًا تَلَظَّىٰ ١٤
لَا يَصْلَىٰهَآ إِلَّا ٱلْأَشْقَى ١٥ ٱلَّذِى كَذَّبَ وَتَوَلَّىٰ ١٦ وَسَيُجَنَّبُهَا
ٱلْأَتْقَى ١٧ ٱلَّذِى يُؤْتِى مَالَهُۥ يَتَزَكَّىٰ ١٨ وَمَا لِأَحَدٍ عِندَهُۥ مِن نِّعْمَةٍ
تُجْزَىٰٓ ١٩ إِلَّا ٱبْتِغَآءَ وَجْهِ رَبِّهِ ٱلْأَعْلَىٰ ٢٠ وَلَسَوْفَ يَرْضَىٰ ٢١

سُورَةُ الضُّحَىٰ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلضُّحَىٰ ١ وَٱلَّيْلِ إِذَا سَجَىٰ ٢ مَا وَدَّعَكَ رَبُّكَ وَمَا قَلَىٰ ٣
وَلَلْءَاخِرَةُ خَيْرٌ لَّكَ مِنَ ٱلْأُولَىٰ ٤ وَلَسَوْفَ يُعْطِيكَ رَبُّكَ
فَتَرْضَىٰٓ ٥ أَلَمْ يَجِدْكَ يَتِيمًا فَـَٔاوَىٰ ٦ وَوَجَدَكَ ضَآلًّا فَهَدَىٰ ٧
وَوَجَدَكَ عَآئِلًا فَأَغْنَىٰ ٨ فَأَمَّا ٱلْيَتِيمَ فَلَا تَقْهَرْ ٩
وَأَمَّا ٱلسَّآئِلَ فَلَا تَنْهَرْ ١٠ وَأَمَّا بِنِعْمَةِ رَبِّكَ فَحَدِّثْ ١١

سُورَةُ الشَّرْحِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

أَلَمْ نَشْرَحْ لَكَ صَدْرَكَ ١ وَوَضَعْنَا عَنكَ وِزْرَكَ ٢

نصف الحزب ٦٠

٥٩٦

pagpapaantala ng pagdating sa iyo ng Rebelasyon ('*Wahi*').

**4-5.** At ang Kabilang-Buhay ay mas makabubuti sa iyo, kaysa buhay sa daigdig, at walang pag-aalinlangan, ipagkakaloob ng iyong '*Rabb*,' sa iyo, O Muhammad, ang masaganang biyaya sa Kabilang-Buhay, na ikaw ay masisiyahan nang lubusan.

**6-8.** Hindi ba nasumpungan (natagpuan) ka noon na ulila at inalagaan ka at kinalinga, at natagpuan ka na di-maalam sa kasulatan at tamang paniniwala subalit itinuro sa iyo ang anuman na hindi mo alam, at ginabayan ka sa pinakamabuting gawa? At natagpuan ka na mahirap, at

ipinagkaloob sa iyo ang iyong kabuhayan, at pinayaman ka sa pamamagitan ng pagiging panatag sa kalooban at mapagtiis?

**9-11.** Na kung kaya, huwag mong pakikitunguhan nang masama ang ulila, at huwag mong ipagtabuyan ang sinumang namamalimos, bagkus ay pakainin mo, at ibigay mo ang kanilang pangangailangan, at ipahayag mo ang anumang ipinagkaloob sa iyo na Biyaya (pagka-Propeta at iba pang mga Biyaya), ng iyong '*Rabb*.'

## XCIV – Sûrat Ash-Sharh [Kabanata Ash-Sharh – Ang Kaginhawahan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-4.** Hindi ba binuksan Namin ang iyong kalooban, O Muhammad, sa liwanag ng Islâm pagkatapos ng kasikipan nito, at inialis Namin sa iyo ang mabigat na pasanin (pananagutan) na nakaatang sa iyong likuran, at ginawa ka Namin – sa pamamagitan ng pagkakaloob Namin sa iyo ng mga parangal – na nasa mataas na antas?

**5-6.** Na kung kaya, huwag kang magpapigil sa pagpapalaganap mo ng mensahe dahil sa panggugulo ng iyong mga kalaban; dahil walang pag-aalinlangan na sa bawa't kahirapan ay may kasama itong kaginhawahan, na katiyakang sa bawa't kahirapan ay may kasama itong kaginhawahan.

**7-8.** Na kung kaya, kapag natapos ka na sa pagiging abala mo sa makamundong gawain ay magpunyagi ka sa pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), at tungo sa Kanya na iyong '*Rabb*' na Bukod-Tangi ay hangarin mo ang anumang nagmumula sa Kanya na biyaya.

## XCV – Sûrat At-Tîn [Kabanata At-Tîn – Ang Igos]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-6.** Sumumpa ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng '*Tîn*' at saka sa '*Zayton*' (Oliba), na itong dalawang ito ay kabilang sa mga uri ng bunga, at sumumpa (rin) ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng bundok ng Sinai na kung saan nakipag-usap ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) kay Mousã (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) roon, at sumumpa (rin) ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) sa bayang ligtas sa anumang kinatatakutan, na ito ay ang Makkah, na kung saan, dito ibinaba ang Rebelasyon.

Katiyakan, nilikha Namin ang tao sa pinakamagandang hugis, pagkatapos ay ibababa Namin tungo sa kababa-babaan ng Impiyerno kung hindi siya susunod sa Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) at sa Kanyang mga Sugo, subalit ang mga yaong naniwala sa Allâh at gumawa ng mga mabubuting gawa ay para sa kanila ang dakilang gantimpala na walang katapusan at hindi nababawasan.

**7.** Ano ba ang nagtulak sa iyo, O ikaw na tao, pagkatapos nito, na tumanggi sa Muling Pagkabuhay at sa Pagbabayad, samantalang napakalinaw ng mga katibayan sa kakayahan ng Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) para rito?

**8.** Hindi ba ang Allâh (سُبْحَانَهُوَتَعَالَى) na Siyang lumikha ng Araw na ito para sa Paghuhukom sa pagitan ng mga tao ay Siyang Pinakamagaling sa lahat ng tagapaghukom sa lahat ng Kanyang mga nilikha?

Walang pag-aalinlangan, tunay na Siya nga! Kung gayon, pababayaan na lang ba ang mga tao na hindi na pakikialaman, na wala nang pag-uutos para sa kanya at wala nang pagbabawal, na siya ay di na gagantimpalaan at hindi na paparusahan?



**XCVI – Sûrat Al-`Alaq**
**[Kabanata Al-`Alaq**
Ang Namuong Dugo]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-5.** Bigkasin mo, O Muhammad, ang anumang ipinahayag sa iyo na mula sa Dakilang Qur'ân bilang iyong pagsisimula! Sa Pangalan ng iyong *'Rabb'*[1] na Bukod-Tanging Tagapaglikha, na Siya ang lumikha

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

ng lahat ng tao mula sa namuong dugo na malapot.

Bigkasin mo, O Muhammad, ang anumang ipinahayag sa iyo! At katiyakan, ang iyong '*Rabb*' ay sagana sa kabutihan at malawak ang Kagandahang-loob, na Siya ang nagturo sa Kanyang nilikha ng pagsusulat sa pamamagitan ng panulat, na tinuruan Niya ang tao ng bagay na hindi nito alam, at iniahon Niya mula sa kadiliman at kamangmangan tungo sa liwanag ng kaalaman.

**6-8.** Katiyakan, ang tao ay lumampas sa hangganan na itinakda ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) dahil siya ay nagmayabang sa kanyang yaman, na kung kaya, dapat na mabatid ng sinumang lumampas sa hangganan ng katotohanan, ang kanyang pagbabalik ay tungo sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na iyong '*Rabb*.'

**9-19.** Nakakita ka ba, O Muhammad, ng mas higit pa na kamangha-mangha sa kanyang pagiging masama kaysa sa kanya na naghaharang – siya ay si Abu Jahl – sa Aming alipin kapag siya ay nagsasagawa ng '*Salâh*' sa kanyang '*Rabb*' – siya ay si Muhammad? Ano kaya ang masasabi mo, kung siya (Muhammad) ba na pinagbabawalang magsagawa ng '*Salâh*' ang nasa patnubay, na kung gayon, bakit siya pinagbabawalan? O di kaya siya ba na nag-utos sa iba ng pagkatakot ay karapat-dapat ba siyang pagbawalan?

Ano sa tingin mo, kung siya (Abu Jahl) ba (na walang pananampalataya) na nagbabawal, na tinanggihan ang anumang paanyaya sa kanya at tumalikod? Hindi ba niya batid na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa katotohanan ay nakikita ang anuman na kanyang ginagawa? Ang katotohanan ay hindi ang yaong kanyang ginagawa! Na kung kaya, kapag hindi siya tumigil sa kanyang pagiging masama at sa kanyang pagdudulot ng kapinsalaan ay pupuksain Namin siya na kakaladkarin mula sa harapan ng kanyang noo nang mahigpit na pagkaladkad at siya ay itatapon sa Impiyerno, na ang noo niyang ito ay isang sinungaling na noo sa sinasabi nito at mali sa ginagawa nito. Na kung kaya, tawagin na niya – siya na sukdulan ang kasamaan – ang sinuman na kanyang nais na tawagin upang makahingi siya ng saklolo, dahil walang pag-aalinlangan, tatawagin (aatasan) Namin ang mga anghel na tagapagparusa! Ang katotohanan ay hindi ang yaong iniisip ni Abu Jahl!

Katiyakan, hindi ka niya maipapahamak, O Muhammad, na kung kaya, huwag mo siyang sundin sa anuman na kanyang ipinag-aanyaya sa iyo, na tumigil sa pagsasagawa ng '*Salâh*,' bagkus ay magpatirapa ka sa iyong '*Rabb*,' at lumapit ka sa Kanya (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa

pamamagitan ng pagmamahal sa Kanya (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) bilang pagsunod sa Kanyang mga ipinag-uutos.

## XCVII – Sûrat Al-Qadr [Kabanata Al-Qadr – Ang (Gabi Ng) Qadr]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Katiyakan, ibinaba Namin ang Qur'ân sa gabi ng '*Qadr*' – na ito ay gabi ng karangalan, na ito ay sa buwan ng Ramadhan.

**2.** At ano ang makapagpapabatid sa iyo, O Muhammad, kung ano ang gabi ng '*Qadr*,' na dakila at pinarangalan na gabi?

**3.** Ang gabi ng '*Qadr*' ay gabi na biniyayaan, na ang katangian nito ay higit pa kaysa sa isang libong buwan na pagsamba, na wala sa ibang gabi ang ganitong katangian.

**4.** Na sa gabing yaon ay bumababa ang maraming mga anghel at si Jibril (عَلَيْهِ السَّلَامُ) sa kapahintulutan ng kanilang '*Rabb*' upang gawin ang anumang pinag-pasyahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa taong ('*year*') yaon.

**5.** Na ang gabing yaon ay punung-puno ng kapayapaan, na walang anumang hindi kanais-nais na mangyayari hanggang sa pagsikat ng '*Fajr*.'



## XCVIII – Sûrat Al-Bayyinah [Kabanata Al-Bayyinah – Ang Malinaw Na Palatandaan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Hindi tinalikuran ng mga walang pananampalataya na mga '*Ahlil Kitâb*' – nagtatangan ng Kasulatan na mga Hudyo at mga Kristiyano, at ng mga '*Mushrikîn*' – nagtatambal o sumasamba ng iba bukod sa Allâh ang kanilang maling paniniwala, hanggang dumating sa kanila ang malinaw na palatandaan na ipinangako sa kanila ayon sa mga naunang kasulatan.

**2.** At ito ay ang Sugo ng Allâh na si Muhammad (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na nagbibigkas sa kanila ng Qur'ân na nasa dalisay na pahina (Kasulatan).

**3.** Nasa mga Kasulatan na yaon ang mga totoong salaysay at makatarungang pag-uutos, na naggagabay tungo sa katotohanan at tungo sa matuwid na landas.

**4.** At hindi nagkasalungatan ang mga nagtatangan ng kasulatan na mga Hudyo at mga Kristiyano sa pagiging tunay na Sugo ni Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ); na nakikita nila ang kanyang katangian sa kanilang kasulatan, maliban sa pagkatapos nilang mapatunayan na siya ang Propeta na ipinangako sa kanila sa '*Tawrah*' at '*Injeel*,' at sila ay nagkakasundu-sundo sa pagiging totoo ng kanyang pagiging Propeta subalit nang siya ay dumating sa kanila ay tinanggihan nila at nagkawatak-watak sila.

**5.** At walang ipinag-utos sa kanila sa lahat ng batas sa kasulatan kundi sambahin lamang nila ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi, na ang kanilang hangarin sa kanilang pagsamba ay makatagpo nila ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na lumayo sila sa pagtatambal patungo sa tamang paniniwala, at isagawa nila ang '*Salâh*,' at ibibigay nila ang kanilang 'Zakâh,' at ito ang Matuwid na 'Deen' (Relihiyon), na ito ay ang Islâm.

**6.** Katiyakan, ang mga yaong hindi naniwala mula sa mga Hudyo at mga Kristiyano, at mga nagtambal o sumamba ng iba bukod sa Allâh, ang parusa para sa kanila ay Impiyernong-Apoy magpasawalang-hanggan, at sila ang pinakamasama sa mga nilikha.

**7.** Katiyakan, ang mga yaong naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo at gumawa ng mga kabutihan ay sila ang pinakamabuti sa mga nilikha.

**8.** Ang kanilang gantimpala na nasa kanilang '*Rabb*' sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay mga Hardin na pinakamagandang patutunguhan at tirahan, na umaagos sa ilalim ng mga palasyong ito ang mga ilog.

Mananatili sila roon magpasawalang-hanggan, kinalugdan sila ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) kaya naging katanggap-tanggap ang kanilang mga mabubuting gawain, at gayundin sila sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), nalugod din sila dahil sa inihanda sa kanila na iba't ibang uri ng karangalan, at ito ang mabuting gantimpala sa sinumang natakot sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng pagsunod sa lahat ng Kanyang mga ipinag-utos at pag-iwas sa lahat ng Kanyang ipinagbawal, at iniwasan ang paglabag sa Kanya.

## XCIX – Sûrat Az-Zalzalah [Kabanata Az-Zalzalah – Ang Matinding Pagyanig o Pangingisay]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-3.** Kapag niyanig ang kalupaan ng matinding pagkayanig at inilabas nito ang anumang nilalaman na mga patay at mga kayamanan ay magtatanungan na ang mga tao sa isa't isa bilang pagkagulat: "*Ano ba ang nangyayari sa kanya* (*sa kalupaang ito*)*?*"

**4-5.** Sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay mag-uulat ang kalupaan hinggil sa anumang ginawa sa ibabaw nito, mabuti man o masama, dahil katiyakang ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay uutusan itong mag-ulat.

**6.** Sa Araw na yaon ay tutungo ang mga tao mula sa lugar ng paghuhukom na hiwa-hiwalay na grupo at tutungo sila sa grupo na nararapat nilang paglagyan; upang ipakita ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) kung ano ang kanilang ginawa na mga kasamaan at mga kabutihan, at ayon dito sila ay tutumbasan.

**7-8.** Na kung kaya, ang sinumang gumawa ng kahit na katiting na katiting na kabutihan, ay makikita niya ang kanyang gantimpala sa Kabilang-Buhay, at sino naman ang gumawa ng kahit na katiting na katiting na kasamaan ay makikita (rin) niya ang kanyang parusa sa Kabilang-Buhay.


الجزء الثلاثون سورة الزلزلة سورة العاديات

إِنَّ ٱلَّذِينَ كَفَرُوا۟ مِنْ أَهْلِ ٱلْكِتَٰبِ وَٱلْمُشْرِكِينَ فِى نَارِ جَهَنَّمَ
خَٰلِدِينَ فِيهَآ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ هُمْ شَرُّ ٱلْبَرِيَّةِ ٦ إِنَّ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟
وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّٰلِحَٰتِ أُو۟لَٰٓئِكَ هُمْ خَيْرُ ٱلْبَرِيَّةِ ٧ جَزَآؤُهُمْ
عِندَ رَبِّهِمْ جَنَّٰتُ عَدْنٍ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَٰرُ خَٰلِدِينَ
فِيهَآ أَبَدًا ۖ رَّضِىَ ٱللَّهُ عَنْهُمْ وَرَضُوا۟ عَنْهُ ۚ ذَٰلِكَ لِمَنْ خَشِىَ رَبَّهُۥ ٨

سُورَةُ الزَّلْزَلَةِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

إِذَا زُلْزِلَتِ ٱلْأَرْضُ زِلْزَالَهَا ١ وَأَخْرَجَتِ ٱلْأَرْضُ أَثْقَالَهَا ٢ وَقَالَ
ٱلْإِنسَٰنُ مَا لَهَا ٣ يَوْمَئِذٍ تُحَدِّثُ أَخْبَارَهَا ٤ بِأَنَّ رَبَّكَ أَوْحَىٰ لَهَا ٥
يَوْمَئِذٍ يَصْدُرُ ٱلنَّاسُ أَشْتَاتًا لِّيُرَوْا۟ أَعْمَٰلَهُمْ ٦ فَمَن يَعْمَلْ
مِثْقَالَ ذَرَّةٍ خَيْرًا يَرَهُۥ ٧ وَمَن يَعْمَلْ مِثْقَالَ ذَرَّةٍ شَرًّا يَرَهُۥ ٨

سُورَةُ العَادِيَاتِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

وَٱلْعَٰدِيَٰتِ ضَبْحًا ١ فَٱلْمُورِيَٰتِ قَدْحًا ٢ فَٱلْمُغِيرَٰتِ
صُبْحًا ٣ فَأَثَرْنَ بِهِۦ نَقْعًا ٤ فَوَسَطْنَ بِهِۦ جَمْعًا ٥

٥٩٩

## C – Sûrat Al-`Âdiyât [Kabanata Al-`Âdiyât – Yaong Mga Rumaragasa (Tumatakbo)]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sumumpa ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng mga kabayo na rumaragasa sa mga tinatakbuhan nito hanggang sa marinig ang kanilang paghagok dahil sa kanilang bilis.

**2.** At sa pamamagitan ng paghampas ng mga paa nito sa mga bato na nagdudulot ng tilamsik ng apoy dahil sa tindi ng hampas nito.

**3.** At sa mga sumasalakay sa kanilang mga kalaban sa madaling-araw.

**4.** Na nagdudulot ng makakapal na alikabok sa pinagdaraanan nito.

**5.** Na sumasalakay sa kalagitnaan ng kanilang mga kaaway.

**6-8.** Katiyakan, ang tao ay binalewala niya ang mga biyaya ng kanyang '*Rabb*,'[1] na walang pag-aalinlangang inamin niya ang pagtatangging ito. At katunayan, siya ay gahaman sa kayamanan.

**9.** Hindi ba batid ng tao, kung ano ang naghihintay sa kanya kapag inilabas na ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) ang mga patay mula sa kanilang mga libingan para sa paghuhukom at pagbabayad?

**10.** At ilalantad na ang anumang kinimkim ng mga dibdib, mabuti man o masama.

**11.** Katiyakan, ang kanilang '*Rabb*' ang '***Khabeer***' – Pinakadalubhasa na Ganap na Nakababatid sa kanila sa Araw na yaon at sa kanilang mga gawain, na walang anumang naililihim sa Kanya.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

## CI – Sûrat Al-Qâri`ah [Kabanata Al-Qâri`ah – Ang Malagim Na Pangyayari]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** '*Al-Qâri`ah*' – ang oras ng pagkagunaw ng daigdig, na kakalabugin ang mga puso ng mga tao sa pamamagitan ng kalagiman ng pangyayaring ito.

**2.** Ano bang bagay itong magpapakalabog sa mga puso ng mga tao?

**3.** Ano ba ang magpapabatid sa iyo hinggil dito?

**4.** Sa Araw na yaon ay napakarami ng mga tao na sila ay parang nagkalat na mga gamugamo na nagkakandalaglagan sa apoy.

**5.** At ang mga kabundukan ay magiging katulad ng mga nagliliparang balahibo na iba't ibang kulay, na kapag ito ay napunta sa iyong kamay at iyong hihipan, ito ay magiging parang mga bula na maglalaho.

**6-7.** Pagkatapos, ang para sa kanya na naging mabigat ang timbangan ng kanyang kabutihan, ay magiging kalugud-lugod ang kanyang pamumuhay sa '*Al-Jannah*.'

**8-9.** Subalit siya naman na naging magaan ang timbangan ng kanyang

kabutihan at naging mas mabigat ang timbangan ng kanyang mga kasalanan, ang kanyang patutunguhan ay Impiyernong-Apoy.

**10.** At ano ang magpapabatid sa iyo, O Muhammad, kung ano ang kaila-ilaliman na ito na tinatawag.

**11.** Ito ay apoy na pinainit nang sukdulan sa pamamagitan ng paggagatong sa ibabaw nito.

**CII – Sûrat At-Takâthur [Kabanata At-Takâthur –** Ang Paligsahan Hinggil Sa Makamundong Bagay]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahababagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Nalinlang kayo sa pagsunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng inyong pagmamayabang sa pamamagitan ng pagpaparami ng kayamanan at mga anak.

**2.** At patuloy kayo sa kahibangan at pagkalinlang na ito hanggang sa kayo ay makarating sa mga libingan, at inilibing kayo roon.

**3.** Hindi ganito ang nararapat, na kayo ay magpalinlang sa pamamagitan ng pagpaparami ng inyong kayamanan, walang pag-aalinlangan, mapatutunayan ninyo, na ang buhay sa Kabilang-Buhay ang mas higit na makabubuti para sa inyo.



**4.** Muli, hindi ganito ang nararapat, na kayo ay magpalinlang, bagkus ay mag-ingat kayo dahil walang pag-aalinlangang mapatutunayan ninyo ang masamang bunga ng pagkalinlang sa inyo.

**5-8.** Hindi ganito ang nararapat, na kayo ay magpalinlang sa pamamagitan ng pagpaparami ng inyong kayamanan, kung batid lamang ninyo ang tunay na kaalaman ay lalayo kayo mula rito, at kaagad ninyong ililigtas ang inyong mga sarili mula sa pagkawasak, at walang pag-aalinlangang makikita ninyo ang naglalagablab na Apoy ng Impiyerno.

At muli, walang pag-aalinlangan na ito ay katiyakang makikita ninyo!



Pagkatapos, katiyakang tatanungin kayo sa Araw ng Muling Pagkabuhay sa lahat ng uri ng mga biyaya na ipinagkaloob sa inyo.

## CIII – Sûrat Al-`Asr [Kabanata Al-`Asr – Ang Panahon]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-2.** Sumumpa ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) sa pamamagitan ng panahon na walang pag-aalinlangang ang lahi ni Âdam ay nasa pagkawasak at pagkatalo.

**3.** Maliban sa kanila na naging mananampalataya at gumawa ng mabubuting gawa, at nagpayuhan sila sa isa't isa sa pananatili sa katotohanan, at pagsunod sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), at pagtitiis para rito.

## CIV – Sûrat Al-Humazah [Kabanata Al-Humazah – Ang Naninira Ng Kapwa]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Kapighatian at kapahamakan sa sinumang naninira sa mga tao at nanlalait sa kanila.

**2.** Na siyang nag-ipon ng yaman at wala siyang ginawa kundi bilangin ito.

**3.** Iniisip niya na may katiyakan sa kanyang sarili na ang kanyang mga kayamanan na kanyang nilikom, na ito ay makapagpapanatili sa kanya rito sa daigdig magpasawalang-hanggan at ligtas siya sa paghuhukom.

**4.** Ang katotohanan ay hindi ang yaong kanyang iniisip! Kundi walang pag-aalinlangan, itatapon siya sa Apoy na nilalamukos nito ang anumang inihahagis dito.

**5.** At ano ang makapagpapabatid sa iyo, O Muhammad, sa pagiging totoo ng Apoy na ito na nilalamukos nito ang anumang inihahagis dito?

**6-7.** Katotohanan, ito ay sinilaban na Apoy ng Allâh, na sa sidhi ng paglalagablab nito ay umaabot ang sidhi ng init nito sa mga katawan (ng tao) na nanunuot patungo sa mga puso.

**8-9.** Katiyakan, ito ang magpipinid sa kanila, na nagtataasang mga haligi ng Apoy na hindi na sila makalalabas pa roon.

## CV – Sûrat Al-Fîl [Kabanata Al-Fîl – Ang Elepante]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Hindi mo ba nabalitaan, O Muhammad, kung ano ang ginawa ng iyong '*Rabb*,' sa mga nagmamay-ari ng Elepante: na si Abrahah Al-Ashram na taga-Abysinnia at ang kanyang mga sundalo, na ang hangarin nila ay wasakin ang Ka`bah sa Makkah?

**2.** Hindi ba ginawa Niya ang kanilang masamang balakin na hindi maganap?

**3-4.** At nagpadala Siya laban sa kanila ng mga ibon, na napakarami, na pinagbabagsakan sila ng mga batong '*Sijjeel*' na gawa sa mainit na luwad.

**5.** At para silang nagmistulang mga nawasak na mga pananim sa bukirin na ang mga bunga nito ay parang kinain ng mga hayop at itinapon ang tangkay.

## CVI – Sûrat Quraysh [Kabanata Quraysh – (Angkan ng) Quraysh]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1-2.** Bilang dakilang kagandahang-loob mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), hinangaan ang pagkakaisa ng mga Quraysh at ang kanilang banayad at patuloy na masaganang pamumuhay, at ang kanilang kaparaanan na paglalakbay sa taglamig patungong timog – Yemen, at sa tag-init pahilaga – Sham, nang walang anumang pinangangambahan, at sa pamamagitan nito ay naging madali para sa kanila ang pagkamit ng anumang kanilang pangangailangan.

**3.** Na kung kaya, nararapat sa kanila na tumanaw ng utang na loob, at sambahin ang '*Rabb*' na Nagmamay-ari ng Tahanang ito – ang Ka`bah sa Makkah. Na ito ay bilang parangal para sa kanila, upang sambahin nila nang taimtim ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na Bukod-Tangi.

**4.** Na Siya ang nagpakain sa kanila upang hindi sila mangagutom at ginawa silang ligtas mula sa pagkatakot at mga panganib.



**CVII – Sûrat Al-Mâ`ûn**
**[Kabanata Al-Mâ`ûn –** Ang Mga Maliliit Na Mga Kabutihan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Nakita mo ba ang kalagayan niya na pinasinungalingan ang Pagkabuhay na Mag-uli at Pagbabayad?

**2.** Na siya ay matinding nagtataboy sa mga ulila mula sa kanilang karapatan dahil sa katigasan ng kanyang puso.

**3.** At hindi niya hinihimok ang iba na magpakain ng mahihirap, na kung kaya, paano pa kaya niya ito ipatutupad sa kanyang sarili?

**4-5.** Samakatuwid, matinding kaparusahan at kapahamakan sa mga yaong nagsasagawa ng '*Salâh*' nang may pagkukunwari na wala sa pagiging taimtim nito, na hindi nila ito ginagawa sa tamang kaparaanan at wala ito sa tamang oras na itinakda.

**6.** Sila ang mga yaong nagsasagawa ng kabutihan nang lantaran para lamang makita ng tao.

**7.** Ipinagkakait nila ang pagpapahiram ng mga maliliit na bagay na hindi naman nakakaapekto sa kanila kapag ito ay kanilang ipinahiram (na katulad ng kagamitang pambahay), at iba pa, na kung kaya, hindi sila naging mabuti sa pagsamba sa kanilang '*Rabb*' at hindi rin sila naging mabuti sa mga nilikha ng Allâh.

**CVIII – Sûrat Al-Kawthar**
**[Kabanata Al-Kawthar –** Isang Ilog Sa Al-Jannah Na Al-Kawthar]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Katiyakan, ipinagkaloob Namin sa iyo, O Muhammad, ang masaganang kabutihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, na kabilang dito ay ang ilog ng *Kawthar* sa *Al-Jannah*, na sa magkabilang pampang ay mga tolda na gawa

sa mga Perlas, at ang lupa nito ay '*musk*,' na ang tubig nito ay mas maputi pa kaysa na gatas at mas matamis pa kaysa pulut-pukyutan.

**2.** Na kung kaya, maging taimtim ka sa lahat ng iyong pagsa-'*Salâh*' sa iyong '*Rabb*,' at maghandog ng hayop bilang pag-aalay lamang sa Kanya.

**3.** Katiyakan, ang para sa kanya na nagalit sa iyo at nagkaroon ng poot sa dala-dala mong gabay at liwanag, ay ipagkakait ang anumang kasaganaan at kabutihan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay.

## CIX – Sûrat Al-Kâfirûn [Kabanata Al-Kâfirûn – Ang mga Walang Pananampalataya]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sabihin mo, O Muhammad (ﷺ), sa kanila na hindi naniwala sa Allâh at sa Kanyang Sugo: "*O kayong mga hindi naniniwala sa Allâh.*

**2.** "*Hindi ko sasambahin ang anumang sinasamba ninyo na mga rebulto at mga diyus-diyusan na walang kabuluhan.*

**3.** "*At kayo ay hindi rin ninyo sasambahin ang aking sinasamba na Bukod-Tanging Nag-iisa, na Siya lamang ang karapat-dapat na sambahin.*

**4.** "*At ako, kailanman ay hindi mangyayari na sasamba sa mga sinasamba ninyo na mga rebulto at mga huwad na mga diyos.*

**5.** "*At kailanman ay hindi kayo sasamba sa aking sinasamba.*" At ang '*Âyah*' na ito ay ipinahayag patungkol sa partikular na mga walang pananampalatayang na batid ng Allâh na kailanman ay hindi na sila maniniwala pa.

**6.** "*Na kung kaya, sa inyo na lamang ang inyong 'deen'* (o *relihiyon*) *na inyong pinagpipilitan na sundin, at sa akin na lamang din ang aking 'Deen,' na hindi na ako maghahangad ng iba pa.*"

## CX – Sûrat An-Nasr [Kabanata An-Nasr – Ang Tulong]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Kapag naganap na, O Muhammad, ang iyong pagkapanalo laban sa mga walang pananampalataya na mga Quraysh, at naganap na sa iyo, ang tagumpay sa pamamagitan ng pagpasok mo sa Makkah.

**2.** At nakita mo ang maraming tao na papasok sa Islâm na '*Deen*' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), nang grupu-grupo.



**3.** Kapag ito ay naganap, samakatuwid ay ihanda mo na ang iyong sarili sa pakikipagharap sa iyong ‘*Rabb*’[1] sa pamamagitan ng patuloy na pagpuri bilang pasasalamat sa Kanya, at patuloy na paghingi ng kapatawaran, dahil walang pag-aalinlangan, Siya ang Ganap na Mapagpatawad sa mga pumupuri at humihingi ng kapatawaran sa Kanya, na pinatatawad sila at minamahal, at tinatanggap ang kanilang pagbabalik-loob.

1 Mangyari lamang na tingnan ang kahulugan ng salitang ito sa unang pahina, ikalawang talababa.

## CXI – Sûrat Al-Masad [Kabanata Al-Masad – Ang Hibla ng Palmera]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Pagkawasak at tuluyang pagkabigo sa dalawang kamay ni Abû Lahab dahil sa kanyang pamiminsala sa Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at walang pag-aalinlangang ito ay tunay na naganap sa kanya.

**2.** Hindi naging kapaki-pakinabang sa kanya ang kanyang kayamanan at anak, na kung kaya, kailanman ay walang magagawa ang mga ito sa kanya upang siya ay iligtas mula sa kaparusahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) kapag ito ay dumating na sa kanya.

**3-4.** Walang pag-aalinlangan, siya ay papapasukin sa naglalagablab na Apoy, at gayundin ang kanyang asawa na siyang nagdadala ng mga tinik upang ito ay ikalat sa dinaraanan ng Propeta bilang pamiminsala sa kanya.

**5.** Na nakapulupot nang mahigpit sa kanyang leeg ang lubid na magaspang ng ‘*Masad*’ – hibla ng puno ng palmera, at iniaangat siya sa pamamagitan nito sa Impiyernong-Apoy, pagkatapos ay ihahagis siya tungo sa kaila-ilaliman nito.

## CXII – Sûrat Al-Ikhlâs [Kabanata Al-Ikhlâs – Ang Kadalisayan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sabihin mo, O Muhammad: “*Siya ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na* ‘***Ahad***’ *– Bukod-Tangi sa Kanyang pagiging karapat-dapat lamang na sambahin, Bukod-Tangi sa Kanyang pagiging ‘Rabb’ at sa Kanyang mga Pangalan at Katangian, at Nag-iisa na ang pagsamba ay para lamang sa Kanya, na wala Siyang katambal na kahit na sinuman sa Kanyang mga Katangiang ito.*

**2.** “*Ang Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *ay* ‘***As-Samad***’ *– ang Bukod-Tangi na inaasahan ng Kanyang mga nilikha sa lahat ng kanilang pangangailangan, Ganap, walang kakulangan at walang pangangailangan.*

**3.** “*Kailanman ay hindi Siya nagsilang at kailanman ay hindi Siya nagkaroon ng anak, at kailanman ay hindi Siya isinilang o ipinanganak at wala Siyang asawa.*

**4.** “*At wala Siyang pangnilikhang katangian at kailanman ay walang maihahalintulad sa Kanya, sa Kanyang Pangalan, sa Kanyang mga Katangian at sa Kanyang mga Gawain, na luwalhati sa Kanya na Kataas-Taasan.*”


الجُزْءُ الثَّلَاثُونَ سُورَةُ الإِخْلَاصِ وَالفَلَقِ وَالنَّاسِ

سُورَةُ الإِخْلَاصِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ هُوَ ٱللَّهُ أَحَدٌ ١ ٱللَّهُ ٱلصَّمَدُ ٢ لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ٣
وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ كُفُوًا أَحَدٌۢ ٤

سُورَةُ الفَلَقِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلْفَلَقِ ١ مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ٢ وَمِن شَرِّ
غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ٣ وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِى ٱلْعُقَدِ ٤
وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ ٥

سُورَةُ النَّاسِ

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلنَّاسِ ١ مَلِكِ ٱلنَّاسِ ٢ إِلَٰهِ
ٱلنَّاسِ ٣ مِن شَرِّ ٱلْوَسْوَاسِ ٱلْخَنَّاسِ ٤ ٱلَّذِى
يُوَسْوِسُ فِى صُدُورِ ٱلنَّاسِ ٥
مِنَ ٱلْجِنَّةِ وَٱلنَّاسِ ٦

٦٠٤

## CXIII – Sûrat Al-Falaq [Kabanata Al-Falaq – Ang Pagbubukang-liwayway]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sabihin mo, O Muhammad: “*Nagpapakupkop ako at hinihingi ko ang kalinga ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) *na ‘Rabb’ ng ‘Falaq,’ na ito ay pagbubukang-liwayway.*

**2.** “*Mula sa kasamaan ng lahat ng nilikha at sa mga kapinsalaan na maidudulot nito.*

**3.** *"At mula sa kasamaan ng matinding kadiliman kapag kumalat na ang gabi nito at sa anumang kasamaan at mga nakapipinsala na nangyayari rito.*

**4.** *"Mula sa mga nagsasagawa ng karunungang itim na mga kababaihan na hinihipan nila ang kanilang mga ibinuhol na tali, na ito ay kanilang pinagbubuhul-buhol bilang pangkukulam.*

**5.** *"At mula sa kasamaan ng sinumang mainggitin kapag kinapopootan na niya ang mga tao dahil sa mga biyayang ipinagkaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa kanila, na kapag siya ay naiinggit ay nais niyang mawala ito sa kanila."*

## CXIV – Sûrat An-Nâs [Kabanata An-Nâs – Ang Sangkatauhan]

*[Bismillâhir Rahmânir Raheem]*

*Sa Ngalan ng Allâh, ang Pinakamahabagin, ang Napakamaawain at Ganap na Mapagmahal*

**1.** Sabihin mo, O Muhammad: *"Nagpapakupkop ako at hinihingi ko ang kalinga ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na 'Rabb' ng sangkatauhan, na Bukod-Tanging Makapangyarihan na pigilin ang kasamaan ng sinumang nanlilinlang.*

**2.** *"Ang 'Malik' – Hari ng mga tao na Siyang Bukod-Tanging Tagapangasiwa sa lahat ng kanilang mga kalagayan, na Malaya at hindi nangangailangan sa kanila.*

**3.** *"Ang 'Ilâh' o Diyos na sinasamba ng sangkatauhan na Siya lamang ang Bukod-Tangi na may karapatan at karapat-dapat lamang na sambahin.*

**4.** *"Mula sa kapinsalaan ni 'Shaytân' na nambubuyo sa oras ng pagkalimot ng tao sa pagkakaalaala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at naglalaho kapag naalaala ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).*

**5.** *"Na siya ang nambubuyo ng kasamaan at naglalagay ng pag-aalinlangan sa mga dibdib ng mga tao.*

**6.** *"Mula sa mga 'Shaytân' na nagmula sa lahi ng 'jinn' at nagmula sa lahi ng tao."*

# TALATINIGAN

## ANG KAHULUGAN NG MGA PANG–ISLAMIKONG TERMINO

***Â-dhã*** *Ang anumang uri ng mga nakasasakit na salita o gawaing nagpapahiwatig na siya ay nakahihigit sa iba, o kabilang sa mga marurumING bagay. Mangyari lamang ay tingnan ang karagdagang paliwanag nito sa mga talata 262-264 ng 'Sûratul Baqarah.'*

***Ahlul Kitâb*** *Nagtatangan ng mga Kasulatan, bilang pagkilala, bilang pagpapaalaala at babala sa kanila, tinawag ang mga Hudyo at mga Kristiyano sa Dakilang Qur'ân na mga 'Ahlul Kitâb' – "O kayo na nagtatangan ng mga naunang Kasulatan."*

***Al-`Âlamîn*** *Mga tao, mga 'Jinn' at ang lahat ng mga nilalang.*

**(عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ)** *'`Alayhis Salâm' o '`Alayhas Salâm' – mga salitang binibigkas pagkatapos banggitin ang sinumang Propeta ng Allâh bilang pagbibigay-galang, na ang ibig sabihin ay: "Nawa'y pagkalooban siya ng Allâh ng kaligtasan sa bawa't kasamaan, paninirang-puri o di-kaganapan."*

***Âmeen*** *Dinggin mo, O Allâh ang aming panalangin.*

***`Arafat*** *'`Arafat' o '`Arafah' – Isang kilalang lugar na malapit sa Makkah na kung saan ang lahat ng mga nagsasagawa ng 'Hajj' ay karapat-dapat na manatili roon sa ika-9 ng 'Dhul Hijjah.'*

***`Arsh*** *Isinaling Trono, ito ang pinakamalaki, pinakamalawak at pinakadakilang nilikha ng Allâh. Ang daigdig na ating kinalalagyan at ang buong kalawakan o sandaigdigan ay napakaliit lamang na bagay sa paningin ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ). At ang mga kalangitan ay titiklupin na parang isang papel lamang, na ang lahat ng ito ay magiging kasingliit lamang ng isang singsing sa napakalawak na disyerto o bakanteng lupa kung ihahambing ang mga ito sa isang nilikha ng Allâh na tinatawag na 'Kursi,' at gayundin kapag pinagsama-sama ang lahat ng ito (daigdig, mga kalangitan at ang mga nasa pagitan ng mga ito, pati ang 'Kursi') at ihambing sa '`Arsh' ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ), ay magiging katulad lamang ng isang singsing sa napakalawak na disyerto o bakanteng lupa. Batay sa sinabi ng Allâh: "...Ang buong daigdig sa Kabilang-Buhay ay nasa ilalim lamang ng pagtatangan ng Kanyang*

*Kamay, at ang mga kalangitan ay ititiklop (o irorolyo) sa Kanyang Kanang Kamay..."* ***(Qur'ân, Sûrat Az-Zumar, 39:67)****; Sinabi pa rin ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ): "Ang mga pitong kalangitan kung ihahambing sa 'Kursi' ay hindi hihigit kaysa sa isang singsing sa liit, na inihagis sa pagkalawak-lawak na bakanteng lupa, at ang pagkakatulad ng 'Arsh' ay pagkalawak-lawak na bakanteng lupa kung ihahambing sa 'Kursi' na magiging katulad lamang ito ng singsing sa liit." [Naitala sa* ***'Kitâb Al-`Arsh,*** *ni* ***'Al-Bayhaqi,'*** *sa* ***'Al-Asma` was Sifat,'*** *ni* ***'Ibn Jareer'*** *at ng mga iba pa. Ito ay* ***'Saheeh'*** *kapag pinagsama-samang lahat ang mga* ***'Isnâd'*** *nito.]; Sinabi ng Sugo ng Allâh, Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), batay sa pagkakasalin ng kahulugan: "Pinagkalooban ako ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ng kapahintulutan na makipag-usap sa isa sa mga Anghel na may pasan-pasan ng 'Arsh ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), sa pagitan ng kanilang mga taynga at ng kanilang mga balikat ay pitong daang taon na paglalakbay." [Naitala sa Aklat na nalikom na* ***'Sunan Abi Dawood,'*** *(3/895), bilang 3953].*

***Asbât*** — *'Al-Asbât' – Sila ang mga Propetang ipinadala sa labindalawang Angkan ni Isrâ`îl mula sa mga anak ni Ya'qûb (Jacob عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ).*

***Âyât o Âyah*** — *Mga katibayan, mga pagpapatotoo, mga babala, mga talata, mga aral, mga rebelasyon, mga palatandaan; at yaong dinala ng Huling Sugo na si Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ).*

***Badr*** — *Isang lugar na ang layo ay humigit-kumulang sa 150 Kilometro mula sa timog ng lunsod ng Al-Madinah (Medina). Sa lugar na ito naganap ang kauna-unahang dakilang labanan sa kasaysayan ng Islâm noong kapanahunan ng Huling Propeta at Sugo na si Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), sa pagitan ng mga mananampalataya at mga walang pananampalataya na mga Quraysh.*

***Bahĩrah*** — *Ito ay isang babaing kamelyo na pinuputulan ng tainga kapag ito ay nanganak nang marami at ang gatas nito ay iniaalay sa mga idolo at walang sinuman ang pinahihintulutan na maggatas nito.*

***Barzakh*** — *Ang 'Barzakh' ay isang partisyon, tabing o harang na nasa pagitan ng 'Buhay sa Daigdig' at 'Buhay sa Araw ng Muling Pagkabuhay.' Sa katunayan, lima ang yugto na madaraanan sa buhay ng isang tao: Una, ang buhay sa loob ng sinapupunan (o isang ligtas na lugar); Ikalawa, ang buhay dito sa daigdig; ang Ikatlo, ang buhay sa 'Barzakh;' ang Ikaapat, ang Buhay*

*sa Araw ng Muling Pagkabuhay; at ang Ikalima, ang Buhay na Walang-Hanggan – sa 'Al-Jannah' (Hardin) o sa Impiyernong-Apoy ('Jahannam').*

Ang ikatlong yugto na buhay sa 'Barzakh,' ay nagsisimula sa 'Oras ng Kamatayan hanggang sa dumating ang Araw ng Muling Pagkabuhay.' Ang lahat ng taong namatay ay naroon sa lugar na yaon ng 'Barzakh.' Naroroon sila hanggang sa dumating ang Araw na ang lahat ay Bubuhayin na Mag-uli. Ito ay isang espirituwal na daigdig, sa lugar na ito, nangingibabaw ang espirituwal nating katauhan kaysa pisikal nating katauhan.

Samantalang habang tayo ay naririto pa sa daigdig, ang pisikal nating katauhan ang siyang nangingibabaw kaysa espirituwal, at sa Araw ng Muling Pagkabuhay ay bubuhayin tayong muli at ibabalik ang ating kaluluwa sa ating pisikal na katawan, at pantay na iiral ang ating pisikal at espirituwal na katauhan, at wala na tayong kamatayan pagkatapos nito. Kung sino tayo rito sa daigdig ay yaon din tayo sa Kabilang-Buhay.

***Bid`ah*** *Mga ginawang pagbabago sa katuruan at pananampalataya ng 'Deen Al-Islâm' nang walang pinagbabatayan.*

***Deen*** *Batas, sistema o pamamaraan ng pamumuhay. Isinalin bilang 'Relihiyon,' na kung kaya nabigyan ito ng maling pakahulugan. Sapagka't ang salitang 'Deen' ay hindi lamang tumutukoy sa relasyon o pakikipag-ugnayan ng tao sa Lumikha sa kanya, kundi kasama rin sa kahulugan nito ang relasyon o pakikipag-ugnayan ng tao sa kanyang sarili, sa kanyang kapwa at sa kanyang kapaligiran. Samakatuwid, ito ay isang batas, sistema o pamamaraan ng pamumuhay na ipinagkaloob ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) para sa lahat ng mga nilalang. Ito ay isang makalangit na kaparaanan ng pamumuhay bilang Gabay (Qur'ân, Sûratul Baqarah, 2:38-39). Ito ang katuruan na dinala ng lahat ng mga Propeta at mga Sugo sa bawa't henerasyon upang maging pamantayan sa pamumuhay ng tao mula sa Allâh bilang pagsasaayos ng pamumuhay na angkop sa lahat ng larangan (Qur'ân, Sûratul A`raf, 7:56). Tinatawag ito sa wikang 'Arabic' na 'Deen Al-Islam:'* ***'Deen'*** *– na ang ibig sabihin ay batas, sistema o pamamaraan ng pamumuhay,* ***'Al-Islâm'*** *– na ang ibig sabihin ay pagsamba, pagtalima at pagsuko sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); at pagsunod sa Kanyang kautusan.* ***'Deen Al-Islâm'*** *– batas o pamamaraan ng*

*pamumuhay na nababatay sa pagsamba, pagtalima at pagsuko sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى); at pagsunod sa Kanyang kautusan.*

Sa madaling salita, ang anumang batas, sistema o pamamaraan ng pamumuhay na kaiba kaysa rito, na ang ibig sabihin ay hindi nagmula sa Tagapaglikha, na tao lamang ang gumawa at nagbalangkas; o katuruan man ng mga naunang Propeta at Sugo subalit wala na ang mga ito sa orihinal na kaanyuan, dahil sa ito ay binago at dinumihan na; na kung kaya, ang mga ganitong katuruan ay tinatawag nang ***'Deen'*** o ***'Relihiyon'*** na Gawa ng Tao – **'Man-made Religion.'** Na ang lahat ng batas o pamamaraan ng pamumuhay na umiiral sa lipunan na salungat sa ***'Deen Al-Islâm'*** ay tinatawag na ***'Deen'*** o ***'Relihiyon'*** na ginawa lamang ng tao. Samakatuwid, dalawa ang uri ng '*Deen*:' ang nagmula sa Tagapaglikha na siyang dinalang katuruan ng lahat ng mga Propeta at Sugo; at ang isa ay ang batas o uri ng pamumuhay na tao na lamang ang siyang nagbalangkas o gumawa nito, na ang ganitong panuntunan ang siyang pinili at pinaiiral ng karamihan ng mga tao sa kanilang lipunan at tunay na iniisang-tabi na lamang ang itinalaga ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) na para sa kanila.

*At kapag ang batas na gawa ng tao ang ginagamit na panuntunan sa pamumuhay, ay lalabas na mas matalino pa ang tao kaysa sa Lumikha sa kanya, dahil sa hindi niya pagtangkilik sa "Deen ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى)" bilang pamamaraan ng pamumuhay na itinalaga para sa kanya. At sa ganitong kadahilanan, minaliit mismo ng tao ang kanyang sarili at inalisan niya ito ng karapatan; dahil ipinantay niya ang batas na gawa ng tao sa batas ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na isang kahiya-hiya at paghamak sa bahagi ng tao.*

***Dhãt*** *Ang pagiging Siya Mismo ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa Kanyang Sarili ayon sa Kanyang Kamaharlikaan at Kadakilaan.*

***Dîyah*** *Isang sapat na halaga, bilang kabayaran ng nakapatay sa mga kamag-anak ng napatay, sa kaso na hindi sinasadyang pagpatay; o kapag nagpatawad ang pamilya ng biktima sa kaso na pagpatay nang sadya.*

***Dzâlimîn*** *'Dzâlimîn' o 'Dzâlimûn' – Pang-aapi sa kapwa, sumamba sa mga idolo, rebulto, mga diyus-diyusan at sa iba pa bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى); nagsagawa ng mga kasamaan, lumabag sa hangganang itinakda ng Allâh, dinaya ang mga sarili sa pamamagitan ng paggawa nila ng*

*mga kasalanan. At ang pinakasukdulan na 'Dhulm' (kasamaan) ay ang pagsamba sa iba bukod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) o paglalagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na tinatawag na 'Shirk.'*

***Fitrah*** *Ang 'Fitrah' ay tumutukoy sa pang-Islam na Monoteismo – ang dalisay na pagsuko at namumukod-tanging pagsamba sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Inilagay ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa bawa't tao ang 'Fitrah' na ito. Sinabi ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), (batay sa pagkakasalin ng kahulugan): "Ang lahat ng mga sanggol ay isinilang na nasa kalagayan ng 'Fitrah,' pagkatapos ay ginawa lamang sila ng kanilang mga magulang na Kristiyano, Hudyo at Zoroastrianismo." Sa pagkakapahayag na ito, pinatutunayan na ang bawat isa ay nagtataglay ng likas na katangian sa kanyang sarili na pagkakakilala at pagkakaalam na mayroong Nag-iisa at Tanging Tagapaglikha ayon sa tamang konsepto nito. Batid ng bawat isa sa atin ang dalisay na pagsamba sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Ang 'Fitrah' na ito ay ang likas na 'Deen' (o Relihiyon) ng tao, na kasingkahulugan ng salitang Islâm: "Kaya, ituon mo ang iyong mukha (buong sarili) sa tunay na 'Deen.' Ang 'Fitrah' ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na sa 'Fitrah' na ito ginawa Niya ang tao. Walang pagbabago sa Deen ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ): ito ang matuwid na 'Deen,' subalit karamihan sa mga tao ay hindi nakababatid." Ang Pagkakasalin ng Kahulugan, Qur'ân 30:30.*

***Fum*** *Mga halaman na ang mga buto o butil ay ginugulay, kinakain o niluluto na tulad ng trigo, bawang at iba pa.*

***Ghanîmah*** *'Ghanîmah' o 'Ghanâim' (Pangmaramihan) – Mga bagay na nakuha sa panahon ng digmaan.*

***Hadath*** *Hadath Akbar – malaking pangyayari na naganap, na kakailanganin ang pagsasagawa ng 'ghusl' o pagpapaligo ng buong katawan, na tulad halimbawa ng paglabas ng semilya na sanhi ng pagtatalik, 'wet dreams' at iba pa; ang pagkakaroon ng buwanang dalaw (o regla) ng mga kababaihan o pagdurugo na sanhi ng panganganak. 'Hadath Asghar' – maliit na pangyayari na naganap, na kakailanganin ang pagsasagawa ng 'wudhû`,' na tulad ng pag-ihi, pagdumi o di kaya ay paglabas ng hangin sa pribadong bahagi sa likuran.*

**Hadi** *Isang uri ng hayop (maging ito man ay kamelyo, baka, tupa o kambing) na inaalay sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ng mga nagsasagawa ng 'Hajj.'*

**Hajj** *Ang literal na kahulugan ng salitang 'Hajj' ay ang magtungo sa isang lugar, subalit ang Islamikong kahulugan nito ay paglalakbay sa Makkah [ang kauna-unahang lugar na itinayo nang alang-alang sa Pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), isang banal na lugar, tinatawag din itong Tahanan ng Pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)], na nasa kalagayan o pagkakasuot ng 'Ihrâm' sa mga buwan ng 'Hajj' (ang mga buwan ng 'Shawwal,' 'Dhul Qa`dah' at 'Dhul Hijjah') at pagsasagawa doon ng mga pangrelihiyon na gawain batay sa pamamaraang ipinaliwanag at isinagawa ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ).*

**Halal** *Naaalinsunod sa batas, ipinahihintulot.*

**Hãm** *Ito ay isang lalaking kamelyo na bibigyang-laya at hindi na gagamitin sa mga gawain bilang pag-aalay sa mga diyus-diyusan, kapag nakapagpanganak ito ng maraming kamelyo batay sa itinakda nilang bilang para rito.*

**Haram** *Ipinagbabawal, labag sa batas.*

**Haydh** *'Al-Haydh' – Buwanang dalaw, ito ay dugong lumalabas sa mga kababaihan, isang natural at likas na nangyayari sa takdang panahon.*

**Hikmah** *Nakasaad ang salitang 'Hikmah' sa iba't ibang bahagi ng Qur'ân, na kung kaya, ang mga Paham o nagtatangan ng kaalaman sa 'Tafseer' (kapaliwanagan) ay binigyan nila ng iba't ibang pakahulugan batay sa isinasaad ng talata na kung saan ito ay matatagpuan, kaya minsan ito ay pinapakahulugan nila na 'Sunnah,' minsan naman ay pagpapayo at minsan naman ay Qur'ân mismo ang tinutukoy nito. Kabilang sa kahulugan nito ay ang pagiging Propeta, at pagkakaintindi sa Qur'ân at pagkakaunawa sa Relihiyon ng Allâh, at ang tunay na pagkakaintindi nito at kung paano ito nasusunod at ang pagkatakot sa Allâh, at pagiging maingat sa pagsunod at pagsamba. Kaya, ayon sa nabanggit sa 'Sûratul Baqarah,' talata 269, ang mga Paham ng 'Tafseer' ay marami silang pakahulugan dito. Naitala sa Aklat na 'Al-Jami`u Li-Ahkâmi Al-Qur'ân,' Tomo III, pahina (330).*

**Hijrah** *Ang literal na kahulugan nito ay 'pangingibang-bayan.' Ito ay ginagamit sa mga sumusunod:*

Ang pangingibang-bayan o '*hijrah*' ng mga Muslim mula sa bayan ng mga kaaway patungo sa ligtas na lugar dahil sa pangrelihiyon na kadahilanan;

Ang mga kauna-unahang Muslim na nangibang-bayan noong kapanahunan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) mula sa Makkah patungong Abysinnia (na ngayon ay tinatawag itong Ethiopia), na pagkatapos nilang mamalagi roon ng ilang taon na mapayapa ay nagtungo sila sa Al-Madinah;

Ang pangingibang-bayan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) mula sa Makkah patungong Al-Madinah;

At tumutukoy din ito sa taon ng Islamikong kalendaryo, na ang pagbilang nito ay nagsimula mismo sa araw ng pangingibang-bayan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) mula sa Makkah patungong Al-Madinah.

***Hudhaybiyyah*** *Isang kilalang lugar na ang layo ay humigit-kumulang sa 16 na kilometro mula Makkah sa daan patungong Jeddah. Sa lugar na ito naganap ang 'Sulhu Al-hudaybiyah' (ang kasunduan sa lugar ng Hudhaybiyyah), noong ika-6 na taon ng 'Hijrah' sa pagitan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) at ng mga 'Quraysh,' na siya at ang kanyang mga 'Sahâbah' (kasamahan) ay hindi pahihintulutang magsagawa ng '`Umrah' sa taon na yaon. Dahil sa mapayapang kasunduang ito ay nagkaroon ng pagkakataon ang mga Muslim na ipalaganap ang katotohanan na naging sanhi ng pagyakap ng karamihan sa Islâm.*

***Ibâdah*** *Isinalin sa wikang Filipino na 'Pagsamba,' subalit napakalawak ang kahulugan nito, saklaw nito ang lahat ng bagay na minamahal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at kalugud-lugod sa Kanyang paningin, maging ito man ay sa pamamagitan ng mga pananalita o mga pagkilos, isinasagawa man ito nang lantaran o palihim. Mula sa pagsa-'Salâh' hanggang sa pagbibigay ng 'Zakâh,' pag-aayuno, pagsasagawa ng 'Hajj,' pagiging matapat sa pananalita, pagtupad sa ipinagkatiwala sa iyo; sa pagiging mabuti sa mga magulang, pamilya, asawa at mga anak; sa pagpapanatili ng mabuting ugnayan sa mga kamag-anak, pagtupad sa pangako, pag-uutos sa pagsagawa ng kabutihan at pagbabawal sa pagsagawa ng kasamaan, pakikipaglaban sa daan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) laban sa mga walang pananampalataya at mapag-*

*kunwari; pagiging mabait at mapagbigay sa mga kapitbahay, mga ulila, mga mahihirap, pulubi at mga taong nangangailangan, sa mga manlalakbay, at maging sa mga hayop; pananalangin, pag-aalaala sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), pagbabasa ng Qur'ân at iba pang mga katulad nito – ang lahat ng mga ito ay mga uri o halimbawa ng mga 'Ibâdah,' na tanging isinasagawa nang alang-alang lamang sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), nang walang halong pag-iimbot at pagkukun-wari, at hindi pakitang-tao lamang.*

**Iddah** *Ang ipinag-utos ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na itinakdang paghihintay na gagawin ng isang babaing hiniwalayan (diniborsiyo) o nabiyuda (namatayan ng asawa), at pagkatapos ng palugit na ito ay maaari na siyang mag-asawang muli.*

**Ihrâm** *Dalawang pirasong kasuotan – damit o telang walang-tahi: ang pang-ibaba ay tinatawag na 'Izâr,' ibinabalot ito sa palibot ng baywang (matatakpan ang bahaging itaas ng pusod hanggang sa pababang bahagi ng lampas sa tuhod – ito ang 'awrah' ng mga kalalakihan); at ang pang-itaas naman ay tinatawag na 'Ridâ`,' na ibinabalabal sa katawan. Ang kasuotang ito ang isinusuot ng isang magsasagawa ng 'Hajj' o '`Umrah;' at nararapat na kasama ang intensiyon sa gagawin niyang pagsusuot ng 'Ihrâm.'*

**I'itikaf** *Ito ay ang pananatili sa loob ng 'Masjid' sa nakatakdang panahon, na kusa at sariling kagustuhan, para sa pagsasagawa ng mga 'Salâh' at mga panalangin, na pansamantalang iiwan ang mga makamun-dong gawain, nang sa gayon ay mapalapit sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).*

**Imân** *'Imân' o 'Eemân' – paniniwala at tamang konsepto hinggil sa Kaisa-han ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at sa Kanyang mga Kautusan.*

**Ihsân** *Ang pinakamataas na antas ng mga gawa at pagsamba. Kagana-pan sa pananampalataya dahil sa nagpantay sa kanyang pananaw ang mga nakikita at di-nakikita, na naitanim sa kanyang kalooban at kaisipan, na ang Allâh ay ganap na nakamasid sa kanya sa lahat ng pagkakataon, na kung kaya, ingat na ingat siya sa kanyang sarili na makagawa ng mga paglabag at pagkakasala.*

**Islâm** *Ito ang pangalan ng 'Deen' (na isinalin bilang Relihiyon) na ipi-nagkaloob ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) sa lahat ng mga nilikha. Ito ang*

*ipinadala Niya sa bawat Propeta at Sugo, sa bawat henerasyon, sa bawat lipi; na ang kahulugan nito ay pagpapasailalim, pagpapasakop, pagtalima, pagsuko at pagsamba sa Nag-iisang Tunay at Tanging Diyos – ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ); at pagsunod sa Kanyang mga kautusan. Ito ang 'Deen' ng kauna-unahang taong nilikha Niya, ang ating ninunong si Âdam (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ), at ng lahat ng mga Propetang isinugo Niya. Sa Katunayan, ang lahat ng mga isinugo ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) na nauna kay Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ), ay Islâm din ang kanilang pamamaraan at pamamahayag; at kumikilos din sila nang naaayon sa katuruan ng Islâm. Ito ang ginagamit nila bilang pamamaraan ng kanilang pamumuhay sa lahat ng antas, situwasyon at larangan ng kanilang buhay. Hindi lamang ito nauukol sa pakikipag-ugnayan ng tao (o nilikha) sa Lumikha sa kanya, na tinatawag nilang espirituwal na aspeto ng pamumuhay; kundi sakop din nito ang pakikipag-ugnayan ng tao sa kanyang kapwa, sa kanyang sarili at sa kanyang kapaligiran: isang kumpletong uri ng pamumuhay, na tinataglay ang batas o sistema sa lahat ng larangan ng buhay ng tao (mapaespirituwal man ito o mapamateryal), na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Siyang nagpanukala at naghayag nito sa Kanyang mga Sugo. 'Deen Al-Islâm,' o Relihiyong Islâm – ang katawagang nakagawian ng tao.*

***Isrâ`*** *Ang paglalakbay sa gabi mula sa Makkah, 'Masjid Al-Harâm' patungo sa 'Baytul Maqdis' sa Falisteen.*

***Jamarah*** *'Jamarah' o 'Jamarat' (pangmaramihan) – Ang tatlong nakatayong mga haliging bato, na matatagpuan sa magkakahiwalay na lugar sa Mina. Ang isa sa mga ritwal na gawain sa 'Hajj' ay ang pagbabato sa mga nakatayong haliging ito. Ito ay isinasagawa bilang pagsunod sa ipinag-utos ni Propeta Muhammad (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ). Sa lugar na ito ng Mina, isinakripisyo ni Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) ang kanyang anak na si Ismâ`îl (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ). Noong sila ay papunta na sa lugar na kung saan niya isasaganap ang pag-aalay sa kanyang anak, nagpapakita ang 'Shaytân' sa kanilang dinaraanan at binubuyo silang huwag itong isagawa, at sa tuwing ito ay nagpapakita sa kanila ay binabato ito ni Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ). Eksakto sa lugar na kung saan nagpakita ang 'Shaytân' ay matatagpuan ang tatlong nakatayong mga haliging bato; at sa buwan ng 'Hajj,' isinasagawa ang pagbabatong ito bilang paggunita sa katapatan at taimtim na pagsunod ni Ibrâhim (عَلَيۡهِٱلسَّلَامُ) sa mga ipinag-utos ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Batid nating sa halip na si*

*Ismâ`îl* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ) *ang naisakripisyo, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *ay nagbaba ng tupa upang ito ang maialay ni Ibrâhim* (عَلَيۡهِ ٱلسَّلَامُ).

***Janâbah*** *Ang kalagayan ng isang tao pagkatapos ng naganap na pagtatalik sa kanyang asawa, o pagkatapos na nangyari ang isang 'wet dream' o iba pa na naging sanhi ng paglabas ng semilya. Ang isang tao na nasa ganitong kalagayan ay nararapat na magsagawa ng 'ghusl' o pagpapaligo ng buong katawan, o di kaya ay 'tayammum' bilang panghalili kapag makasasama sa kanya ang humipo ng tubig o maligo.*

***Jannah*** *'Al-Jannah' (pang-isahan), 'Al-Jannât' (pangmaramihan) – Isinaling Hardin o mga Hardin, kadalasan ay Paraiso. Ang 'Jannah' o 'Jannât' ang dakilang kabayaran at masaganang gantimpala na siyang inilaan ng Allâh sa Kanyang mga kinalugdan (`awliyâ`) at mga sumunod at tumalima sa Kanya. Ito ay ganap na kaligayahan na walang kakulangan at ang kaluguran doon ay magpasawalang-hanggan, na kung saan ganap ang kadalisayan doon na walang anumang kakulangan, na hindi nahahaluan ng kahit na katiting na bahid-dungis at walang makagagambala sa kadalisayan nito at walang anumang bagay ang makapag-aalis sa pagiging dalisay at malinis nito. At kung anuman ang ipinaliwanag ng Allâh na Ganap na Makapangyarihan sa Lahat at anumang ipinahayag ng Kanyang Sugo hinggil dito ay nakamamangha ng kaisipan at hindi kayang arukin nito, na nagbibigay-hiwaga sa atin nang may di-mailalarawang kagalakan sapagka't hindi kaya ng ating mga kaisipan na maunawaan ito at hindi kayang saklawin ang pinakadakilang kasiyahan ng gayong mga biyaya.*

Na kung kaya, pakinggan mo ang sinabi ng Allâh sa '*Hadith Al-Qûdsi*' (Sagrado, mga salita ng Allâh na isinalaysay ng Sugo) na ito: ***"Inilaan Ko para sa Aking mga mabubuting alipin ang anumang hindi pa nakita ng anumang mata, wala pang taynga na nakarinig, at kailanman ay hindi pa ito sumagi sa puso ng kahit na sinumang tao."*** At sinabi ng Propeta (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيۡهِ وَسَلَّمَ), '*Bigkasin mo, kung iyong nais ang sinabi ng Allâh*: *"At walang sinumang tao ang nakababatid kung ano ang itinagong lihim para sa kanila na mga mananampalataya na pinakamatinding kaligayahan na kalugud-lugod sa mga mata, bilang gantimpala sa kanilang mga mabubuting gawa.*"' (Qur'ân 32:17)

***Jihâd*** *Pagpupunyagi nang alang-alang sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥ وَتَعَالَىٰ) *o pakikipaglaban sa Daan ng Allâh: Pagpupunyagi upang mapanatili ang sarili*

*sa pagsunod, sa kadalisayan, kalinisan at kabutihan; pagpupunyagi na ipalaganap ang katotohanan upang mangibabaw ang Salita ng Allâh. Pakikipaglaban sa mga kalaban ng Allâh na sumisira at humaharang sa Kanyang Daan.*

***Jinn*** *Kung ang tao ay nilikha sa alabok at ang mga anghel ay nilikha sa liwanag, ang mga 'Jinn' naman ay nilikha mula sa matinding lagablab ng apoy na walang usok. Sila ay hindi nakikita ng mga tao, mayroong mga kalalakihan sa kanila at mayroon ding mga kababaihan, may mga masasama sa kanila at mayroon ding mga mabubuti. Kabilang sa lahi ng mga 'Jinn' ay si Iblees ('Shaytân') na sumuway sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) – Qur'ân 18:50; na kung kaya, siya ay isinumpa ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Si Iblees at ang kanyang mga tagasunod ang mga nambubuyo sa puso ng tao, na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ay nagbigay ng babala laban sa kanila na sila ang lantarang kaaway ng mga tao. Na gagawin nila ang lahat ng paraan upang maisama nila ang mga tao sa Impiyernong-Apoy, subalit ang mapupunta lamang sa Impiyerno na kasama nila ay yaong susunod sa panlilinlang ni Iblees (Satanas) at ng kanyang mga tagasunod.*

***Jizyah*** *Buwis na ipinapatupad o ipinapataw sa mga Angkan ng Kasulatan at sa ibang mga tao na pinagpahayagan ng mga naunang kasulatan (at sa iba pa na mga di-Muslim na nasasakupan ng Islâm), kapag sila ay namuhay sa ilalim ng pamumuno ng mga Muslim na kung saan ang kanilang mga kayamanan at pagmamay-ari ay nasa pangangalaga ng mga Muslim. (**Tafseeru Âyat Al-Kursi** ni Shaykh Muhammad Bin Sâlih Al-`Uthaymeen, pahina 160)*

***Ka`bah*** *Isang simpleng kubikong (may anim na magkaka-singlaking gilid na kuwadrado) istraktura, ang pinakauna o pinakamatandang istrakturang itinayo nang alang-alang sa pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Tinatawag din itong 'Baytullâh' – ang Tahanan ng Pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ).*

***Khâsi`in*** *'Al-khâsi`in' o 'Al-khâsi`un' – ang mga tunay na mananampalataya sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), yaong mga sumunod sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na may ganap na pagsuko at pagtalima, na hinahangad ang mga biyaya at kagandahang-loob mula sa Kanya, na may labis na pagkatakot mula sa Kanyang kaparusahan, at naniniwala sa Kanyang Pangako na 'Al-Jannah' (Hardin) at sa Kanyang babala na Impiyernong-Apoy.*

***Khushû`*** *Kadalisayan, ganap na kataimtiman at pagpapakumbaba sa pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), na malayo sa pagpapakitang-tao o pagkukunwari.*

***Kufr*** *Ang pagtanggi sa katotohanan, ang pagtanggi sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), at sa Kanyang mga Propeta at Sugo, sa lahat ng mga Anghel, sa lahat ng mga Banal na Aklat, sa Araw ng Muling Pagkabuhay at sa 'Al-Qadr' – ang pagkakatakda ng lahat ng bagay sa tamang sukat.*

***Laylatul Qadr*** *Ang gabi ng 'Al-Qadr': ito ay tumutukoy sa pinakadakilang gabi, pinili, pinarangalan at katangi-tanging gabi mula sa buwan ng Ramadhan. Ang gabi ng 'Al-Qadr' ay higit pa kaysa sa isang libong buwan – (ang pagsamba sa Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ sa gabing yaon ay higit pa ang katumbas kaysa sa isang libong buwan ng pagsamba sa Kanya – mga 83 taon at 4 na buwan). Sa gabing yaon ay bumaba ang mga anghel at ang 'Ruh' (si Anghel Jibril عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) sa kapahintulutan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) kasama ang lahat ng mga kapasiyahan sa taong ('year') yaon.*

***Mahr*** *Isinalin bilang dote, na ito ay utos mula sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) na ibibigay ng lalaki sa kanyang mapapangasawang babae bilang regalo at pagpapahalaga sa kanya sa oras ng kanilang kasal at tanda ng pagmamahal. Ito ay hindi para sa mga magulang o kapatid kundi para sa babaing pakakasalan, gayunpaman, kung nais niya itong ibigay sa kanyang mga magulang o di kaya ito ay itabi niya, walang sinuman ang maaaring manghimasok dahil sa ito ay karapatan niya.*

***'Malâ`ikah'*** *Nilikha ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) ang mga Anghel ('malak' – pang-isahan; 'malâ`ikah' – pangmaramihan); ayon kay Propeta Muhammad (صَلَّىٰ ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), sila ay nilikha ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) mula sa Liwanag; sila ay dalisay na sumasamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) at pumupuri sa lahat ng pagkakataon. Ganap na isinasagawa ang Kanyang mga utos nang walang pagkakamali, at bilang sugo rin ng Allâh sa Kanyang mga hinirang na mga sugo at propeta mula sa mga tao. Lahat sila ay may kani-kanyang takdang tungkuling atas ng Allâh at sila ay kabilang sa mga kagalang-galang na alipin na pinararangalan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ). Ngunit hindi natin sila sinasamba o itinuturing na mga anak ng Allâh gaya ng pagturing ng mga walang pananampalataya na nagtatambal sa pagsamba sa Allâh bilang kasinungalingan. Si Anghel Jibreel (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) ay itinuturing ng Allâh na pinakamarangal na anghel na sinugo kay Propeta Muhammad*

(صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ). *Ang mga anghel ay may mga pakpak – dalawa, tatlo, apat o higit pa, si Jibreel ay may 600 pakpak. Sila ay may napakaganda at napakamarangal na anyo, wala silang kasarian, hindi sila kumakain o umiinom, at hindi napapagod o nayayamot. Sila ay naninirahan sa kalangitan at nananaog sa lupa sa atas ng Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ) *bilang pagtupad ng tungkulin.*

**Manâsik** *Ang mga gawain sa 'Hajj' at '`Umrah' na tulad halimbawa ng pagsusuot ng 'Ihrâm' – dalawang uri ng kasuotan, pang-ibaba at pang-itaas na kadalasan ay kulay puti at walang tahi; pagsasagawa ng 'Tawâf' o pag-ikot sa 'Ka`bah;' pagsasagawa ng 'Sa`ey' o paglalakad (paroon at parito) sa dalawang maliliit na bundok ng 'As-Safa' at 'Al-Marwah;' pananatili sa lugar ng '`Arafat,' 'Muzdalifah' at 'Mina;' 'Ramy' o pagbabato sa mga 'Jamarat;' pagkatay ng 'Hadi' o pagsasakripisyo ng hayop; at iba pa.*

**Mash`ar Al-Harâm** *(Muzdalifah) – Isang kilalang lugar na malapit sa Makkah, na kung saan ang mga 'Hujaj' o nagsasagawa ng 'Hajj' ay tumitigil at nananatili sa lugar na yaon nang magdamagan (natutulog sa lugar na yaon) o mahabang bahagi ng gabi sa ika-10 ng buwan ng 'Dhul Hijjah.'*

**Maqâm Ibrâhîm** *Ang batong tinuntungan ni Propeta Ibrâhîm* (عَلَيْهِ ٱلسَّلَامُ) *ha bang itinatayo nila noon ng kanyang anak na si Propeta Ismâ`îl* (عَلَيْهِمُ ٱلسَّلَامُ) *ang 'Ka`bah,' na bumakat doon ang mga bakas ng kanyang mga paa. Ito ay matatagpuan sa ngayon, ilang agwat sa harapan ng pintuan ng 'Ka`bah.'*

**Maytah** *'Al-Maytah' – mga hayop na hindi kinatay ayon sa batas ng Islâm. 'Double-dead Animal' – patay na hayop, at pagkatapos ay kinatay pa rin para kainin.*

**Mihrâb** *'Al-Mihrâb' – isang lugar na dasalan o isang pribadong silid.*

**Mina** *Isa sa mga lugar na tinitigilan ng mga nagsasagawa ng 'Hajj.' Ang lugar na yaon ay matatagpuan sa labas ng Makkah patungong '`Arafat,' walong kilometro mula sa Makkah at labing-anim na kilometro naman mula sa '`Arafat.' Sa lugar na yaon isinakripisyo ni Ibrâhîm* (عَلَيْهِمُ ٱلسَّلَامُ) *ang kanyang anak na si Ismâ`îl* (عَلَيْهِمُ ٱلسَّلَامُ)*, na kung saan ginugunita ng mga Muslim ang kanyang katapatan at pagiging masunurin sa Allâh* (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ)*, taun-taon sa buwan ng 'Hajj.'*

***Mi`raj*** *Ang pag-akyat sa kalangitan, mula sa 'Baytul Maqdis' sa Falisteen patungo sa ikapitong kalangitan.*

***Muhâjireen*** *Ang sinuman sa mga naunang Muslim na nangibang-bayan mula sa alinmang lugar patungong Al-Madinah, noong kapanahunan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) bago nasakop ang Makkah; kabilang din sa kahulugan nito ang isa na nangibang-bayan nang alang-alang sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at ang isa na tinalikuran ang lahat ng bagay na ipinagbawal ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى).*

***Mujrimûn*** *Mga kriminal, mga masasama, mga makasalanan, mga tumanggi sa Kaisahan ng Allâh, mga sumamba ng iba bukod sa Allâh o naglagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh.*

***Murtad*** *Lumabas sa katuruan ng Islâm o di kaya ay tinanggihan ang ilang bahagi ng Islâm, na ito ay kanyang idineklara nang hayagan.*

***Mushrikûn*** ***'Mushrikin'*** *o* ***'Mushrikûn'*** *(mga kababaihan at kalala-kihan),* ***'Mushrik'*** *(isang lalaki),* ***'Mushrikah'*** *(isang babae),* ***'Mushrikât'*** *(mga kababaihan) – ang nakagawa ng pagkakasala na* ***'Shirk;'*** *naglagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى); sumamba sa mga idolo, santo, rebulto, imahen, mga diyus-diyusan, mga inanyuang bagay, mga tao, mga propeta at iba pa; mga pagano; hindi naniwala sa Kaisahan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) at sa Kanyang Sugong si Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ). Lahat ng mga nagsagawa ng* ***'Shirk,'*** *na namatay nang hindi nakapagsisi at hindi itinuwid ang mga sarili mula sa mga 'dhulm' (sukdulang kasamaan) na ito, ay mananatili sa Impiyernong-Apoy magpasawalang-hanggan.*

***Muslim*** *Sinumanangnaniwalasamensahengdinalang Propetao Sugo, sakapanahunang siya ay nasasakupan ng Propeta o Sugong yaon, na ang ibig sabihinaynaniwalasiyaatgumawangkabutihan, na isinuko niya ang kanyang buong sarili sa kagustuhan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), na ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) lamang ang bukod-tangi niyang sinamba at pinaglingkuran at hindi siya naglagay ng katambal sa pagsamba sa Kanya (Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at sinunod niya ang Sugong ipinadala sa kanila sa kanyang kapanahunan – ang taong gagawa o gumawa nito ay tatawaging isang 'Muslim.' Ito ang talagang kahulugan ng salitang 'Muslim' – isinuko ang buong sarili sa Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى at gumawa ng kabutihan.*

Hindi tao ang siyang nagpangalan nito, kundi ang Nag-iisang Tagapaglikha, ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) Mismo ang Siyang nagbigay ng

katawagan na '*Muslim*' sa lahat ng mga mananampalataya, kahit na noong una pa man, batay sa pagkakasaad ng huling Aklat na Qur'ân: "*Walang iba kundi Siya* (*Allâh* سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang nagpangalan sa inyo na mga Muslim noon at sa (Qur'ân) na ito, upang ang Sugo (na si Muhammad* ﷺ) *ang maging saksi sa inyo at kayo (naman) ay maging mga saksi sa sangkatauhan!*" (Ang pagkakasalin ng kahulugan, Qur'ân 22:78).

Sa madaling salita, ang lahat ng sumunod sa mga naunang Propeta at Sugo ay tinatawag na mga '*Muslim*,' maging ang mga Propeta at Sugo ay '*Muslim*' din ang katawagan sa kanila. Samakatuwid, ang salitang '*Muslim*' ay hindi lamang patungkol sa henerasyon sa ngayon; kundi ito ay patungkol din sa lahat ng naunang mga taong sumunod sa kani-kanilang mga Propeta at Sugo sa kani-kanilang kapanahunan. Ang salitang '*Muslim*' ay hindi maaaring itawag sa mga hindi nagsa-'*Salâh*' (na Muslim lang sa salita) at hindi talaga sumusunod sa kautusan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) at sa katuruang dinala ng Kanyang Sugo.

Hindi dahil sa '*Muslim*' ang mga magulang nila ay '*Muslim*' na silang matatawag, gayong gumagawa naman sila ng kasamaan at lumalabag sa katuruan --- hindi!  Upang maging '*Muslim*' ang isang tao, ay isasagawa niya ito at ipamumuhay. Isusuko niya ang kanyang buong sarili sa kagustuhan ng Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) (na ang ibig sabihin ay maniwala siya sa Tunay na '*Deen*') at gagawa siya ng mga kabutihan – ito ang ganap na kaligtasan.

***Muttaqûn*** *'Al-Muttaqûn' o 'Al-Muttaqin' – mga taong matatapat, relihiyoso/relihiyosa, na kinatatakutan nang labis ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng pag-iwas sa lahat ng uri ng mga kasalanan at masasamang gawain na Kanyang ipinagbawal, at labis-labis na minamahal ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng paggawa sa lahat ng mga uri ng kabutihan na Kanyang ipinag-utos.*

***Nâr*** *'An-Nâr' – Ang Apoy ng Impiyerno: Ang Impiyerno ay siyang tirahan na inihanda ng Allâh para sa mga yaong di-naniwala sa Kanya, yaong mga naghimagsik laban sa Kanyang mga batas at di-naniwala sa Kanyang mga Sugo. Ito ang parusa para sa Kanyang mga kaaway, ang bilangguan para sa mga mapaggawa ng kasamaan. Ito ang sukdulang kahihiyan at lubusang pagkatalo, wala nang hihigit pa sa kasidhian ng kaparusahan kaysa rito: "O Allâh na aming 'Rabb!' Iligtas Mo kami sa Impiyerno sapagka't ang sinuman na*

*ipasok Mo sa Impiyerno dahil sa kanyang pagkakasala ay katiyakan na ipinahiya at ipinahamak Mo, at walang sinuman ang makapagliligtas sa mga makasalanan at masasama mula sa kaparusahan sa Araw ng Muling Pagkabuhay bukod sa Iyo.” (Qur'ân 3:192)*

***Qiblah*** *Ang dako o direksiyon na kung saan humaharap ang mga Muslim sa tuwing sila ay magsasagawa ng 'Salâh.'*

***Qisâs*** *'Al-Qisâs,' ang paglapat ng sapat na kaparusahan sa pumatay nang sadya, sa kondisyong ito ay magkakaparehas: ang malayang tao para sa kapuwa niya malaya, ang alipin para sa alipin, ang kababaihan para sa kababaihan. (mangyari lamang na tingnan ang karagdagang paliwanag sa Qur'ân 5:32, 45)*

***Rabb*** *Ang salitang 'Ar-Rabb' ay isa sa mga katangian ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), at ito talaga ang aktuwal na salitang ginamit sa Dakilang Qur'ân. Magkagayunpaman, sa lengguwaheng Filipino, walang angkop na salita ang maaaring itumbas upang maging kasingkahulugan ng salitang 'Rabb.' Ito ay mangangailangan pa ng lubos na pagpapaliwanag upang maunawaan ito at di-mabigyan ng limitadong kahulugan. Ang ibig sabihin nito: ang Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), Siya ang Nag-iisa at Bukod-Tanging Diyos na Tagapaglikha ng lahat ng mga nilalang, ng mga kalangitan at kalupaan, at ang lahat ng nasa pagitan ng mga ito, Siya ang Nagmamay-ari ng lahat, ang Hari, ang Pinakamakapangyarihan, ang Tagapamahala, ang Tagapangalaga, ang Tagapagkaloob, ang Tagapagpanatili, ang Tagapagtustos, ang Tagapagtatag, ang Pinakamapagmahal, ang Tagapagbigay ng kasiguruhan at iba pa. Kung kaya, hindi makatarungang isalin lamang ito sa salitang 'Panginoon' o 'Lord ' dahil sa mag-iiba ang kahulugan nito, na nagiging sanhi tuloy ng pagsamba ng ibang tao sa hindi talagang tunay na dapat sambahin. Kaya't iminumungkahi sa lahat na panatilihin ito sa orihinal nitong salita.*

***Raka`h*** *Ang 'Salâh' (o pagdarasal) ng mga Muslim ay binubuo ng mga 'Raka`t.' Sa Singgular o Pang-isahan, ito ay tinatawag na 'Raka`h'– isang yunit ng 'Salâh' na binubuo ng isang pagtayo, isang pagyuko, at dalawang pagpapatirapa at isang pag-upo sa pagitan nito.*

***Sahâbah*** *Ang mga taong nakaharap at nakasama ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ), sumunod at naniwala sa kanya at namatay bilang mga mananampalataya.*

***Sã-`i-bah*** *Ito ay isang babaing kamelyo na malayang pinakakawalan sa pastulan na inilalaan para sa pag-aalay sa mga idolo, at hindi ito pinahihintulutan na magpasan o magkarga ng kahit na ano.*

***Salâh*** *Ang salitang 'Arabic' na 'Salâh' (na isinalin sa wikang Filipino na Pagdarasal), sa literal na kahulugan nito ay 'panalangin' o 'paghingi ng kahilingan.' Ang Islamikong kahulugan nito ay ang pagsamba at pagluwalhati sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa pamamagitan ng partikular na mga salita at mga pagkilos, na nagsisimula sa pagsabi ng 'Takbîr' – 'Allâhu Akbar' (Ang Allâh ang Pinakadakila) at nagtatapos sa pamamagitan ng pagsabi ng 'Taslîm' – na ito ay 'As-salâmu `alaykum wa rahmatullâhi wa barakâtuh.' (ang kapayapaan, habag at mga biyaya ng Allâh ay sumainyo). Ang mga pagsa-'Salâh' na ito ay para lamang sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, na tanging ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *lamang ang Siyang may karapatan sa mga panalangin, na ang hangarin ay upang Luwalhatiin Siya. Ang lahat ng ating mga ginagawa ay para lamang sa Kanya: ang pag-aalay o pagsasakripisyo ay nararapat na gawin lamang para sa Pangalan ng Allâh, ang kawanggawa na ginagawa natin ay para lamang sa kaluguran ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*, at ang pagpupunyagi o pakikipaglaban sa Daan ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay para lamang sa 'Deen' ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)*.*

***Salâtul Khawf*** *Isang uri ng 'Salâh' na isinasagawa sa oras ng labanan o pagkatakot.*

(صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *Sal-lal-lâ-hu `a-lay-hi wa sal-lam: Ang 'Salâh' at 'Salâm' ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *sa Kanyang Propetang si Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *– ang 'Salâh' ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *para kay Propeta Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *ay ang Pagpuri Niya sa Propeta sa mga anghel na malalapit sa Kanya; na Siya, ang Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ang Kataas-taasan, ay nasa ibabaw ng Kanyang `Arsh (ang Trono ng Allâh na angkop sa Kanyang Kama-harlikaan), na nasa itaas ng ikapitong kalangitan. At gayundin ang mga anghel, siya* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *– ang Propeta ay pinupuri rin ng mga ito. At ang hinggil naman sa 'Salâm' ng Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *ay ang Kanyang pangangalaga sa Propeta* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *mula sa kakulangan at anumang uri ng kasamaan. At kapag sinabi ng isang Muslim na* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ) *(Sal-lal-lâ-hu `a-lay-hi wa sal-lam), hinihiling niya sa Allâh* (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) *na ipagkaloob ang Kanyang Pagpuri at Katiwasayan kay Propeta Muhammad* (صَلَّىٱللَّهُعَلَيۡهِوَسَلَّمَ)*.*

**Shahid** *Namatay nang alang-alang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) (o martir).*

**Shaytân** *Satanas, pangmaramihan: Shayâtin – mga satanas. Si Iblîs ang pinakapinuno ng mga satanas, na siya ay mula sa lahi ng mga Jinn (Qur'ân 18:50).*

**Shirk** *Ang paglalagay ng katambal sa pagsamba sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) o paglalagay ng mga dakilang katangian sa iba bukod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ), gayong ang mga dakilang katangiang ito ay nauukol lamang sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ). Sumamba sa mga idolo, santo, rebulto, imahen, mga diyus-diyusan, mga inanyuang bagay, mga tao, mga propeta at iba pa; mga pagano; nagturing na ang Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ay mayroong anak, o kabilang sa tatlong persona, o may asawa; gumamit ng agimat, naniwala sa mga pamahiin, nagsagawa ng 'magic' o salamangka, naniwala sa manghuhula, 'horoscope,' guhit ng palad, 'chain letters,' naniniwala na ang galaw ng mga bituin ay may kinalaman o nakakaapekto sa buhay ng tao at iba pa na mga katulad nito.*

Nag-alay ng pagkain sa mga diyus-diyusan, rebulto, santo at iba pa na mga katulad nito – ang tinatawag na pag-aatang. Gumagamit ng tagapamagitan na tulad ng: pangungumpisal; o di kaya ay pinapadaan sa mga rebulto, santo, o imahen, o sa mga patay, ang mga kahilingan o panalangin; o di kaya ay kapag nagdarasal sinasabi sa duluhan ng panalangin na, sa pamamagitan o pangalan ni ganito o ganoon na aming tagapagligtas.

Paniniwala na ang pinagmumulan ng kapangyarihan, kapinsalaan, kagandahang-loob at mga biyaya ay mula sa iba bukod sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ).

Lahat ng mga nagsasagawa ng '*Shirk*,' na namatay nang hindi nakapagsisi at hindi itinuwid ang mga sarili mula sa mga '*dhulm*' (sukdulang kasamaan) na ito, ay mananatili sa Impiyernong-Apoy magpaswalang-hanggan.

**Sihr** *Tumutukoy ito sa lahat ng mga sangay ng madyik (mahika), kasama rito ang pagsasalamangka, panggagayuma, pangkukulam, panghuhula at iba pa na mga kauri nito.*

**(سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ)** *'Sub-hâ-na-hu wa ta'âla'– Luwalhati sa Allâh (سُبۡحَانَهُۥوَتَعَالَىٰ) ang Ligtas sa lahat ng mga di-kaganapan o anumang kakulangan, at ang Kataas-Taasan.*

**Sujud** *'As-Sujud' – isang kaayusang nakapatirapa, na ang noo, ilong, mga palad ng dalawang kamay, ang mga tuhod at ang mga daliri ng dalawang paa ay nakalapat sa lapag.*

**Sunnah** *Mga naaalinsunod na pamamaraan o mga pamamaraan, mga pag-aatas, mga sinang-ayunan, mga uri ng pagsamba at mga pananalita ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ) na naging pamantayan ng mga Muslim sa pagsunod.*

**Tabâraka wa Ta`ala** *Ang Kabanal-Banalan at ang Kataas-Taasan.*

**Talbîyah** *"Lab-bay-kal lâ-hum-ma lab-bayk! Lab-bay-ka lâ sha-ree-ka laka lab-bayk. In-nal ham-da wan-ni`mata, laka wal mulk, lâ sha-ree-ka lak." Ang pagkakasalin ng kahulugan: "Narito ako bilang pagtugon sa ipinag-utos Mo, O Allâh; Narito ako bilang pagtugon sa Iyong panawagan at Narito ako na hindi nagtatambal sa pagsamba ng sinuman sa Iyo, naririto ako; katiyakan ang pagpupuri, ang biyaya at ang kaharian ay sa Iyo lamang; at wala Kang katambal sa pagsamba sa Iyo."*

**Tâghût** *Saklaw nito ang malawak na kahulugan: Ito ay tumutukoy sa sinumang sinamba bukod sa Tunay na Tagapaglikha (Allâh سُبْحَانَهُ وَتَعَالَىٰ), lahat ng mga huwad na sinamba. Maaaring ito ay si satanas, mga demonyo, mga idolo, mga bato, araw, mga bituin, mga tao, na sinamba nang mali at itinuring na 'tâghût.' Gayundin ang mga santo, mga libingan, mga pinuno, at mga kilalang tao na mga nasamba nang mali at nasunod nang mali, subalit ang sinumang hindi tinanggap na siya ay sambahin ay hindi kabilang sa 'tâghût.'*

**Tahajjûd** *Isang uri ng 'Salâh na hindi obligado na isinasagawa pagkatapos ng 'Salâtul `Ishâ`' hanggang bago mag-'Salâtul Fajr.' Bagama't hindi ito obligado sa mga Muslim subalit marami itong maidudulot na kabutihan na pang-ispirituwal at pangkatawan.*

**Tayammum** *Ang panghalili kapag walang tubig at nais magsagawa ng 'wudhû`' o paghuhugas, o may mas mahalagang paggagamitan ang tubig dahil sa limitado lamang ang 'supply,' o di kaya ay makasasama ang paggamit ng tubig dahil sa may sakit o iba pang kadahilanan. Ang isang pamamaraan ng pagsasagawa nito ay idadampi ang mga palad (ng kamay) sa alikabok o di kaya ay sa malinis na lupa o buhangin, at pagkatapos ay hihipan ang mga alikabok nito at ipapadaan o ipapa-*

*hid ang mga ito sa mukha, at pagkatapos ay sa magkabilang likuran ng palad.*

**`Uhud** *Isa sa mga kilalang bundok sa Al-Madinah, na kung saan sa paanan ng bundok na ito naganap ang dakilang labanan sa kasaysayan ng Islâm noong kapanahunan ni Propeta Muhammad (صَلَّى ٱللَّهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ). Ang labanang ito ay tinawag na 'Ghazwah `Uhud' – ang Labanan sa `Uhud.*

**`Umrah** *Ang paglalakbay patungong Makkah – ang banal na lugar, upang isagawa ang 'Tawâf' o pag-ikot sa paligid ng 'Ka`bah' at pagsasagawa ng 'Sa`ey' o paglalakad (paroon at parito) sa dalawang maliliit na mga bundok ng 'As-Safa' at 'Al-Marwah.' Ito ay isinasagawa sa anumang oras sa buong taon. Ang '`Umrah' ay tinatawag ding 'Lesser Pilgrimage' sa wikang Inggles.*

**Wasîlah** *Ito ay isang babaing kamelyo na pinakawalan para sa mga idolo dahil sa nanganak ito ng dalawang magkakasunod na panganganak na babaing kamelyo*

**Wudhû`** *Paghuhugas o paglilinis sa pamamagitan ng tubig, na huhugasan ang mukha at mga kamay hanggang mga siko, papahiran ang ulo at mga tainga ng mga basang daliri, at huhugasan ang mga paa pati ang mga pagitan ng mga daliri nito, hanggang mga bukung-bukong para sa layunin na magsasagawa ng 'Salâh' o di kaya ay 'Tawâf' sa 'Ka`bah' o anumang kadahilanan maliban dito.*

**Zakâh** *Sa Islamikong kahulugan, ang 'Zakâh' ay karapatan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى) sa kayamanan ng mga Muslim. At kung sa pang-agham na wika naman, ito ay may dalawang kahulugan. Kapwa ito nangangahulugan ng pagpapa-kadalisay at pagpapaunlad.*

Pagpapakadalisay, sapagka't ang ating mga kayamanan ay nililinis sa pamamagitan ng paglalaan ng bahagi nito para sa mga dukha at sa mga nangangailangang itinakda ng Islâm. Pagpapaunlad, sapagka't ang kahalintulad nito ay ang pagtagpas sa sanga ng halaman na nagiging sanhi ng pag-usbong ng panibagong mga sanga upang ito ay lalong yumabong, sa kapahintulutan ng Allâh (سُبْحَانَهُ وَتَعَالَى), ang Kataas-taasan at Malaya mula sa lahat ng di-kaganapan at sa anumang kakulangan.

# فهرس بأسماء السور وبيان المكي والمدني منها

# Talaan ng mga Surah (Kabanata) ng Qur'an at ang Makkiyah at Madaniyah mula sa mga ito

| Bilang ng Surah | Ang Surah | Pahina | Ang Makkiyah At Madaniyah | السورة |
|---|---|---|---|---|
| 25 | Al-Furqân | 729 | Makkiyah | سورة الفرقان |
| 26 | Ash-Shu`arâ | 743 | Makkiyah | سورة الشعراء |
| 27 | An-Naml | 766 | Makkiyah | سورة النمل |
| 28 | Al-Qasas | 785 | Makkiyah | سورة القصص |
| 29 | Al-`Ankabût | 805 | Makkiyah | سورة العنكبوت |
| 30 | Ar-Rûm | 821 | Makkiyah | سورة الروم |
| 31 | Luqmân | 835 | Makkiyah | سورة لقمان |
| 32 | As-Sajdah | 843 | Makkiyah | سورة السجدة |
| 33 | Al-Ahzâb | 850 | Madaniyyah | سورة الأحزاب |
| 34 | Saba` | 871 | Makkiyah | سورة سبإ |
| 35 | Fâtir | 885 | Makkiyah | سورة فاطر |
| 36 | Yã-Sĩn | 896 | Makkiyah | سورة يس |
| 37 | As-Sâffât | 908 | Makkiyah | سورة الصافات |
| 38 | Sãd | 924 | Makkiyah | سورة ص |
| 39 | Az-Zumar | 936 | Makkiyah | سورة الزمر |
| 40 | Ghâfir | 956 | Makkiyah | سورة غافر |
| 41 | Fussilat | 975 | Makkiyah | سورة فصّلت |
| 42 | Ash-Shûrã | 988 | Makkiyah | سورة الشورى |
| 43 | Az-Zukhruf | 1002 | Makkiyah | سورة الزخرف |
| 44 | Ad-Dukhân | 1018 | Makkiyah | سورة الدخان |
| 45 | Al-Jâthiyah | 1025 | Makkiyah | سورة الجاثية |
| 46 | Al-Ahqâf | 1033 | Makkiyah | سورة الأحقاف |
| 47 | Muhammad | 1042 | Madaniyyah | سورة محمد |
| 48 | Al-Fath | 1050 | Madaniyyah | سورة الفتح |
| 49 | Al-Hujurât | 1060 | Madaniyyah | سورة الحجرات |
| 50 | Qâf | 1065 | Makkiyah | سورة ق |
| 51 | Adh-Dhâriyât | 1072 | Makkiyah | سورة الذاريات |
| 52 | At-Tûr | 1078 | Makkiyah | سورة الطور |
| 53 | An-Najm | 1084 | Makkiyah | سورة النجم |
| 54 | Al-Qamar | 1090 | Makkiyah | سورة القمر |

| Bilang ng Surah | Ang Surah | Pahina | Ang Makkiyah At Madaniyah | السورة |
|---|---|---|---|---|
| 55 | Ar-Rahmân | 1096 | Madaniyyah | سورة الرحمن |
| 56 | Al-Wâqi`ah | 1104 | Makkiyah | سورة الواقعة |
| 57 | Al-Hadîd | 1110 | Madaniyyah | سورة الحديد |
| 58 | Al-Mujâdilah | 1119 | Madaniyyah | سورة المجادلة |
| 59 | Al-Hashr | 1126 | Madaniyyah | سورة الحشر |
| 60 | Al-Mumtahanah | 1133 | Madaniyyah | سورة الممتحنة |
| 61 | As-Saff | 1138 | Madaniyyah | سورة الصف |
| 62 | Al-Jumu`ah | 1142 | Madaniyyah | سورة الجمعة |
| 63 | Al-Munâfiqûn | 1145 | Madaniyyah | سورة المنافقون |
| 64 | At-Taghâbun | 1148 | Madaniyyah | سورة التغابن |
| 65 | At-Talâq | 1152 | Madaniyyah | سورة الطلاق |
| 66 | At-Tahrîm | 1156 | Madaniyyah | سورة التحريم |
| 67 | Al-Mulk | 1160 | Makkiyah | سورة الملك |
| 68 | Al-Qalam | 1165 | Makkiyah | سورة القلم |
| 69 | Al-Hâqqah | 1171 | Makkiyah | سورة الحاقة |
| 70 | Al-Ma`ârij | 1175 | Makkiyah | سورة المعارج |
| 71 | Nûh | 1178 | Makkiyah | سورة نوح |
| 72 | ‘Al-Jinn | 1182 | Makkiyah | سورة الجن |
| 73 | Al-Muzzammil | 1187 | Makkiyah | سورة المزمل |
| 74 | Al-Muddaththir | 1191 | Makkiyah | سورة المدثر |
| 75 | Al-Qiyâmah | 1195 | Makkiyah | سورة القيامة |
| 76 | Al-Insân | 1198 | Madaniyyah | سورة الإنسان |
| 77 | Al-Mursalât | 1202 | Makkiyah | سورة المرسلات |
| 78 | An-Naba` | 1206 | Makkiyah | سورة النبإ |
| 79 | An-Nâzi`ât | 1209 | Makkiyah | سورة النازعات |
| 80 | `Abasa | 1212 | Makkiyah | سورة عبس |
| 81 | At-Takwîr | 1215 | Makkiyah | سورة التكوير |
| 82 | Al-Infitâr | 1216 | Makkiyah | سورة الانفطار |
| 83 | Al-Mutaffifîn | 1218 | Makkiyah | سورة المطففين |
| 84 | Al- Inshiqâq | 1221 | Makkiyah | سورة الانشقاق |

| Bilang ng Surah | Ang Surah | Pahina | Ang Makkiyah At Madaniyah | السورة |
|---|---|---|---|---|
| 85 | Al-Burûj | 1223 | Makkiyah | سورة البروج |
| 86 | At-Târiq | 1225 | Makkiyah | سورة الطارق |
| 87 | Al-A`lã | 1226 | Makkiyah | سورة الأعلى |
| 88 | Al-Ghâshiyah | 1228 | Makkiyah | سورة الغاشية |
| 89 | Al-Fajr | 1229 | Makkiyah | سورة الفجر |
| 90 | Al-Balad | 1232 | Makkiyah | سورة البلد |
| 91 | Ash-Shams | 1233 | Makkiyah | سورة الشمس |
| 92 | Al-Layl | 1234 | Makkiyah | سورة الليل |
| 93 | Adh-Dhuhâ | 1236 | Makkiyah | سورة الضحى |
| 94 | Ash-Sharh | 1237 | Makkiyah | سورة الشرح |
| 95 | At-Tîn | 1237 | Makkiyah | سورة التين |
| 96 | Al-`Alaq | 1238 | Makkiyah | سورة العلق |
| 97 | Al-Qadr | 1240 | Makkiyah | سورة القدر |
| 98 | Al-Bayyinah | 1240 | Madaniyyah | سورة البينة |
| 99 | Az-Zalzalah | 1242 | Madaniyyah | سورة الزلزلة |
| 100 | Al-`Âdiyât | 1242 | Makkiyah | سورة العاديات |
| 101 | Al-Qâri`ah | 1243 | Makkiyah | سورة القارعة |
| 102 | At-Takâthur | 1244 | Makkiyah | سورة التكاثر |
| 103 | Al-`Asr | 1245 | Makkiyah | سورة العصر |
| 104 | Al-Humazah | 1245 | Makkiyah | سورة الهمزة |
| 105 | Al-Fîl | 1246 | Makkiyah | سورة الفيل |
| 106 | Quraysh | 1246 | Makkiyah | سورة قريش |
| 107 | Al-Mâ`ûn | 1247 | Makkiyah | سورة الماعون |
| 108 | Al-Kawthar | 1247 | Makkiyah | سورة الكوثر |
| 109 | Al-Kâfirûn | 1248 | Makkiyah | سورة الكافرون |
| 110 | An-Nasr | 1248 | Madaniyyah | سورة النصر |
| 111 | Al-Masad | 1249 | Makkiyah | سورة المسد |
| 112 | Al-Ikhlâs | 1250 | Makkiyah | سورة الإخلاص |
| 113 | Al-Falaq | 1250 | Makkiyah | سورة الفلق |
| 114 | An-Nâs | 1251 | Makkiyah | سورة الناس |

إنَّ وزارةَ الشُّؤونِ الإسلاميةِ والدَّعوةِ والإرشادِ

في المملكةِ العربيّةِ السُّعوديّةِ

المشْرفةَ علَى

مجمَّعِ الملكِ فهدٍ لطباعةِ المصْحفِ الشّريفِ

في المدينةِ المنوَّرة

إذ يسرُّها أن يُصدِرَ المجمَّعُ هذه الطّبعةَ من

ترجمةِ معاني القرآنِ الكريمِ

إلى اللُّغةِ الفلبّينيّة (التّغالُوغ)

تسألُ اللهَ أن ينفعَ بها النّاسَ

وأن يجزيَ

خادمَ الحرمينِ الشّريفينِ الملكَ سلمانَ بنَ عبدِ العزيزِ آل سعودٍ

أحسنَ الجزاءِ على جهودهِ العظيمةِ في نشرِ كتابِ اللهِ الكريمِ

واللهُ وليُّ التوفيقِ

**Ang Tanggapan ng Ministry of Islamic Affairs,**

**Da`wah and Guidance sa Kaharian ng Saudi Arabia na siyang**

**Tagapamahala ng King Fahd Complex para sa paglilimbag ng**

**Banal na Qur’an sa Lungsod ng Al-Madinah Al-Munawwarah**

Na kung saan sa Kabila ng Kagalakan nitong Ilimbag ng King Fahd Complex ang Edisyong ito ng Pagsasalin ng mga Kahulugan ng Maluwalhating Qur'an sa Wikang Filipino (Tagalog)

Ipinapanalangin namin sa Allah Naway Magbigay Dulot ito sa Sangkatauhan At Naway Pagkalooban Niya ng Pinakamabuting Gantimpala Ang Tagapaglingkod ng Dalawang Sagradong Masjid

***Na si Haring Salman bin Abdul-A'ziz Al-Saud***

***Sa Kanyang Dakilang Pagsusumikap na Maipalaganap ang Banal na Kasulatan ng Allah.***

At ang Allah lamang ang Tanging Tagapaggabay.

ⓒ **مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف، ١٤٤١هـ**
فهرسة مكتبة الملك فهد الوطنية أثناء النشر

**مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف**
ترجمة معاني القرآن الكريم إلى لغة التغالوغ. / **مجمع الملك فهد لطباعة المصحف الشريف - المدينة المنورة، ١٤٤١هـ**

١٣١٢ ص؛ ١٩,٣×١٣,٥ سم

ردمك: ٤-٧٨-٨١٨٧-٦٠٣-٩٧٨

١- القرآن - ترجمة - لغة التغالوغ    أ. العنوان

ديوي ٢٢١,٤٩٤٨٣٧    ١٤٤١/١١٠٩

رقم الإيداع: ١٤٤١/١١٠٩
ردمك: ٤-٧٨-٨١٨٧-٦٠٣-٩٧٨




ردمك: ٤-٧٨-٨١٨٧-٦٠٣-٩٧٨    (٤٠٠٠/د ٦٠) (٠٢) (٠١)